# PAGBABALIK, PAGBABANTAYOG SA FILIPINO

ANTOLOHIYA NG MGA PILÌNG SALIKSIK SA PANDAIGDIGANG KONGRESO SA ARALING FILIPINAS SA WIKANG FILIPINO

ACUÑA · ALMARIO · ARA · BARRIOS
REYES CHURCHILL · DAVID · DERAIN
PAMBID DOMINGO · ENRIQUEZ · ESTRELLA
GUIEB III · LUMBERA · MANSUJETO
NAVARRO · ORILLOS · SANTOS · TIONGSON

GALILEO S. ZAFRA
APOLONIO B. CHUA
MGA EDITOR



# PAGBABALIK, PAGBABANTAYOG SA FILIPINO

ANTOLOHIYA NG MGA PILÌNG SALIKSIK SA PANDAIGDIGANG KONGRESO SA ARALING FILIPINAS SA WIKANG FILIPINO


**ACUÑA · ALMARIO · ARA · BARRIOS · REYES CHURCHILL · DAVID**
**DERAIN · PAMBID DOMINGO · ENRIQUEZ · ESTRELLA · GUIEB III**
**LUMBERA · MANSUJETO · NAVARRO · ORILLOS**
**SANTOS · TIONGSON**

**GALILEO S. ZAFRA**
**APOLONIO B. CHUA**
MGA EDITOR









PHILIPPINE CULTURAL EDUCATION PROGRAM
PAMBANSANG KOMISYON PARA SA KULTURA AT MGA SINING
KOMISYON SA WIKANG FILIPINO

Proyektong Dunong Katutubo, PCEP
AKLAT NG BAYAN, KWF
Maynila
2021

**EDISYONG LIMITADO AT EKSPERIMENTAL**

# PAGBABALIK, PAGBABANTAYOG SA FILIPINO: ANTOLOHIYA NG MGA PILÌNG SALIKSIK SA PANDAIGDIGANG KONGRESO SA ARALING FILIPINAS SA WIKANG FILIPINO



Disenyo ng aklat at pabalat: Mervin Concepcion Vergara

---

Ang Pambansang Aklatan ng Filipinas CIP Data
Rekomendadong lahok:
Pagbabalik, pagbabantayog sa Filipino: antolohiya ng mga piling saliksik sa Pandaigdigang Kongreso sa araling Filipinas sa wikang Filipino / Galileo S. Zafra, Apolonio B, Chua, mga editor. -- Edisyong limitado at eksperimental. -- Manila: Aklat ng Bayan, Komisyon sa Wikang Filipino, Pambansang Komisyon para sa Kultura at mga Sining [2021], ©2021.
450 pages, 7 x 10 inches

ISBN 978-621-450-048-2 (paperback)
ISBN 978-621-450-049-9 (pdf)

1. Philippines -- Study and teaching -- Congresses.
2. Filipino languages -- History -- Congresses. 3. Culture -- Philippines -- Congresses. 4. Philippine literature --History -- Congresses. I. Zafra, Galileo S. II. Chua, Apolonio B. III. Title.

959.907 DS655 P020200173V

---

Inilathala ng



**PAMBANSANG KOMISYON PARA SA KULTURA AT MGA SINING**
633 Kalye Heneral Luna, Intramuros, Maynila 1002
Tel. (02) 8528-2192 • Fax (02) 8527-3191
info@ncca.gov.ph • www.ncca.gov.ph



**KOMISYON SA WIKANG FILIPINO**
Gusaling Watson, 1610 Kalye J.P. Laurel, San Miguel, 1005 Maynila
Tel. (02) 8733-7260 • (02) 8736-2525
komisyonsawika@gmail.com • www.kwf.gov.ph

# NILALAMAN

# INTRODUKSIYON

## PAGBABALIK, PAGBABANTAYOG SA FILIPINO: ANTOLOHIYA NG MGA PILÌNG SALIKSIK SA ARALING FILIPINAS

Ang *Pagbabalik, Pagbabantayog sa Filipino: Antolohiya ng mga Pilìng Saliksik sa Araling Filipinas* ay koleksiyon ng mga pilìng papel sa Pandaigdigang Kongreso sa mga Pag-aaral hinggil sa Filipinas sa Wikang Filipino. Idinaos ang Kongreso noong 2–4 Agosto 2017 sa Pambansang Museo, Lungsod Maynila at pangunahing itinaguyod ng Komisyon sa Wikang Filipino (KWF) at Pambansang Komisyon sa Kultura at mga Sining (NCCA) na kapuwa pinamumunuan ni Pambansang Alagad ng Sining Virgilio S. Almario, at ng Philippine Studies Association (PSA) na pinamumunuan naman ni Dr. Bernardita Churchill. Sa paglalathala naman ng antolohiya ay naging katuwang ng KWF ang Philippine Cultural Education Program (PCEP) ng NCCA.

Itinampok sa plenaryo ang mga papel ng anim sa mga pangunahing iskolar ng Aralíng Filipinas sa larangan ng wika, panitikan, kasaysayan, at kultura. Naipresenta rin ang 60 pananaliksik na pinangkat sa anim na sabáyang sesyon at 18 panel na tumalakay naman sa mga sumusunod na tema: pagsipat sa kasaysayan, wika at pagkain, pagbabaybay at bansa, kultura at kaligiran, pagbása ng panitikang rehiyonal, pagtuklas ng mga kulturang materyal, retorika ng tradisyong pampanitikan, pananaliksik sa wika, musika at paglayà, kasarian at kasaysayan, pagpapalaganap ng kaalamang-bayan, epikong-bayan at bansa, tradisyong Español sa panitikan, wika at pangmadlang komunikasyon, metodo sa Aralíng Filipinas, kasaysayan para sa milenyal, mga isyu ng mga sektor ng lipunan, at grupong pangkultura sa pagbuo ng bansa. Sa hanay ng mga ibinahaging pag-aaral sa Kongreso ay pumili ang mga patnugot ng antolohiya ng ilang halimbawang saliksik na tumatalakay sa iba't ibang paksa at kumakatawan sa iba't ibang larangan upang maipamalas ang lawak at bisa ng paggamit ng Filipino. Ang panapos na artikulo naman ay maituturing na isang mungkahi tungo sa mas matatag na institusyonalisasyon ng Araling Filipinas sa akademya.

Ang samot-saring paksa at tema ay sinasaklaw ng pangkalahatang kaisipang "Pagbabalik, Pagbabantayog sa Filipino." May dalawáng aspektong itinatanghal sa "Filipino"—ang Aralíng Filipinas at ang wikang Filipino.

Ang Aralíng Filipinas ay isang dominyo ng pananaliksik na nakatuon sa ibá't ibáng aspekto ng lipunan, kultura, at kasaysayang Filipino. Pangunahing mithiin nitó na tumuklas ng mga bagong kaalaman, dalumat, kabatiran tungkol sa Filipinas at sa mga Filipino. Sa ganitóng pagturing, hindî ito dominyong nababakuran ng ilang disiplina tulad ng arte at literatura o ng agham panlipunan. Matingkad ang interdisiplinaryong katangian at tunguhin ng Aralíng Filipinas kung kayâ marapat lámang na itaguyod at linangin din ito ng ibá't ibáng larang ng karunungan.

Ang Aralíng Filipinas ay maituturing ding isang paninindigang intelektuwal. Sa kaligiran ng edukasyong kolonyal sa Filipinas na ipinamána ng dalawáng alon ng pananakop sa bansa, kinakatawan ng Aralíng Filipinas ang magkatuwang na pagbalikwas sa makakanluraning oryentasyon ng pagtuturò at pagkatúto sa akademya, at ang pagsisikhay na gawing makabuluhan ang edukasyon sa lipunang Filipino. Lalong umigting ang pagtatwa sa edukasyong kolonyal noong hulíng bahagi ng dekada 1960 at unang bahagi ng dekada 1970. Itinulak ng lumalalang krisis panlipunan ang akademya na higit na umugnay sa sambayanan at iagapay ang gawaing akademiko sa paglutas ng mga suliraning panlipunan at pagpapabuti ng búhay ng nakararaming Filipino. May ilang anyo at paraan ang pagtugon ng akademikong Filipino: ang pagtuon sa ibá't ibáng paksa hinggil sa kultura at karanasang Filipino; ang pag-angkop ng mga banyagang teorya upang maging mas lapat sa pagsusurì ng mga paksaing Filipino; ang pagtuklas ng maka-Filipinong teorya at metodong mas sensitibo sa sariling kultura; at ang paggámit ng Filipino bílang wikang panturo at wika ng saliksik.

Hindî naman talaga noon lámang dekada 1960–1970 namayani ang Aralíng Filipinas. May mahaba na itong kasaysayan. Ang mga sulatín ni Jose Rizal ay maituturing na bahagi ng mga unang ambag sa larangang ito. Maihahalimbawa ang panayam na "Arte Metrica Tagala," anotasyon ng *Sucesos de las Islas Filipinas* ni Antonio de Morga, at mga sanaysay sa *La Solidaridad* tulad ng "Sobre la Indolencia de los Filipinos" at "Filipinas dentro de cien años." Sa mga akdang ito ni Rizal, inilarawan ang karanasang Filipino mula sa lenteng Filipino, pinabulaanan ang mga malîng haka at pagmamaliit ng mga banyaga sa ating kultura, at naglatag ng mga dalumat na nagpapatingkad sa kabuluhan ng katutubong kalinangan.

Bandáng dekada 1930, maituturing na matatag na ang sistema ng edukasyong kolonyal na itinaguyod ng mga Amerikano. Naging pangunahing daluyan ito ng dayuhang kultura't pananaw at kanluraning pagpapahalaga. Wikang Ingles ang susi para maisakatuparan ang layuning bihagin ang kamalayan ng maraming

Filipino. Kataliwas nitó, buong sigasig na sininop at siniyasat ng mga Filipinong manunulat at mananaliksik ang ibá't ibáng aspekto ng kulturang Filipino. Puspusan ding ginámit ang wikang Tagalog at ibá pang wikang katutubo hindî lámang sa malikhaing pagsulat kundî maging sa pagsúlat ng mga bunga ng saliksik. Isa sa mga matingkad na halimbawa ng mga pagpupunyaging ito ay ang serye ng mga lektura at lathalain ng noon ay Surian ng Wikang Pambansa (SWP) tungkol sa wika, panitikan, at kulturang Tagalog. Kabílang dito ang "Tinging Pahapyaw sa Kasaysayan ng Panitikang Tagalog" (1938) ni Lope K. Santos, "Ang Dulang Tagalog" (1938) ni Severino Reyes, "Ang Maikling Kathang Tagalog" (1938) ni Fausto J. Galauran, "Ang Pagkaunlad ng Nobelang Tagalog" (1938) ni Iñigo Ed. Regalado, "Ang Pahayagang Tagalog" (1938) ni Jose Esperanza Cruz, "Ang Yaman ng Wikang Tagalog" (1939) ni Sofronio G. Calderon, "Ang Bisa sa Lipunang Pilipino ng 'Urbana at Feliza'" (1939) ni Encarnacion Alzona, "Ang Kundiman ng Himagsikan" (1940) ni Antonio J. Molina, "Ang Panunudyo't Pagpapatawa sa Panitikang Tagalog" (1947) ni Leonardo A. Dianzon, "Ang Dulang Pilipino" (1947) ni Julian C. Balmaseda, "Duplo't Balagtasan" (1948) ni Teodoro Gener, "Ang Folklore o Kaalamang-Bayan sa Pilipinas" (1956) ni E. Arsenio Manuel. Ang mga halimbawang ito ay bahagi ng Aralíng Filipinas na nagsilbing kontra-diskursong bumangga sa daluyong ng Amerikanisasyon at naging moog upang ang katutubong sining at kultura ay mabúhay sa gunita ng sambayanang Filipino.

Itinampok din sa Kongreso ang wikang Filipino. Maituturing na makasaysayan ang Kongreso dahil, sa pambihirang pagkakataón, at maaaring sa kauna-unahang pagkakataón pa nga, ang isang pandaigdigang kumperensiya sa Aralíng Filipinas na nilahukan ng mga Filipino at banyagang iskolar ay tanging Filipino ang ginámit na wika. Naniniwala ang mga tagapagtaguyod na mahalaga ang patúloy at puspusang pagbabantayog sa Filipino bílang wika ng karunungan.

Ano nga ba ang ibig sabihin na ang wikang Filipino ay wika ng karunungan?

Una, ang puspusang paggámit ng wikang pambansa bílang wikang panturo sa lahat ng antas ng edukasyon—mula elementarya hanggang kolehiyo at antas gradwado. Dapat itong idiin hanggang ngayon dahil ilang beses na, ang pamahalaán ay nagpabago-bago ng patakaran hinggil sa midyum ng pagtuturò. Ito ay sa kabila ng tiyak na mandato ng Saligang Batas na nag-aatas sa pamahalaan na gumawa ng mga hakbang upang maging pangunahing wika ng edukasyon ang wikang pambamsa. Maaaring ito ay dahil sa kulang ang pananalig nilá sa wikang Filipino bílang instrumento ng pagtuturò at pagkatúto, kundî man, mas matibay lang talaga ang paniniwala nilá sa wikang Ingles bílang susi diumano sa pagkakamit ng karunungan at kaunlaran. Dahil nagkukulang ang pamahalaán sa pagtangkilik sa sariling wika, higit na kailangang magpursigi ng mga edukador na itaguyod ang wikang Filipino sa pagtuturò at pananaliksik.

Ikalawa, ang paggigiit na gamítin ito sa mga makapangyarihang dominyo. Malaganap na nga ang wikang Filipino, ngunit maaaring totoo lámang ito sa larang ng *lingua franca* o sa pang-araw-araw na pakikipagtalastasan. Ang dapat na maging direksiyon ng pagsusulong ng wikang pambansa ay ang magámit ito sa mga pinakamahahalagang dominyo na, sa kasalukuyan, ang namamayaning wika ay wikang dayuhan. Kabílang sa mga dominyong ito ang edukasyon, batas at pamahalaán, siyensiya at teknolohiya, inhenyeriya at matematika, ekonomiks at negosyo.

Ikatlo, ang pagturing sa wikang Filipino bílang karunungan mismo. Ang wikang Filipino bílang wikang pambansa at bílang lingua franca ay nalinang batay sa ibá't ibáng wika sa Filipinas. Tagapagpahayag ito ng realidad at karanasang Filipino. Hindî lámang ito midyum ng pakikipagtalastasan, hindî lámang daluyan ng kaalaman. Ang wikang Filipino, kasáma na ng ibá pang wikang katutubo, ay mapaghahalawan ng karunungan. Ang ideang ito ay naipaliwanag ni Bienvenido Lumbera: "Produkto ng lipunang Filipino ang wikang pambansa. Nakalangkap dito ang kultura ng mga táong gumamit noon at gumagámit ngayon nitó sa kaniláng pakikipamuhay sa ibáng tao at sa mga institusyon ng ating lipunan… Kapag sinasabing may 'henyo' ang wika, hindî talinghaga lámang ang kasabihan. Kapag binungkal ang wikang ngayo'y kinagawian na nating ituring na isa lámang instrumento, isang dulang ng kaalamang hindî pa natin naaarok ang mabubuksan sa atin."[1]

Nagbigay ng mga halimbawa si Lumbera ng mga iskolar na Filipinong gumawa ng mapaghawang proyekto upang tumuklas ng karunungang nakapaloob sa sariling wika: P. Roque Ferriols, S.J., sa larang ng pilosopiya, na luminang sa dalumat pagmemeron; P. Alberto Alejo, sa larang ng teolohiya, na nagnilay tungkol sa pagpapahalagang espiritwal mula sa lenteng Filipino; Prospero Covar, sa larang ng antropolohiya, na sumurì sa pagkataong Pilipino; Zeus Salazar, sa larang ng kasaysayan, na bumalangkas ng Pantayong Pananaw bílang teorya at metodo sa pag-aaral sa kalinangang Filipino; Virgilio Enriquez, sa larang ng sikolohiya, na nagdevelop ng Sikolohiyang Pilipino na nakabatay sa karanasan at kaisipang Filipino; at Virgilio S. Almario, sa larang ng panunuring pampanitikan, na luminang ng Bagong Pormalismong Filipino, isang paraan ng pagsipat sa kasaysayan at estetika ng panulaan. Sentral na katangian ng mga proyektong ito ang pagsandig sa wikang katutubo upang tumuklas o bumuo ng mga konsepto o teorya na siyá namang ilalapat upang makapagpalitaw ng mga kabatiran hinggil sa karanasan at kalinangang Filipino.

---

1 Lumbera, Bienvenido L. "Saan Tutungo ang Wikang Filipino Ngayong Binubura Ito ng Global-isasyon?" nása *Filipino at Pagpaplanong Pangwika: Ikalawang Sourcebook ng Sangfil*, inedit ni Pamela C. Constantino. 2005. Sanggunian sa Filipino, UP Sentro ng Wikang Filipino, National Commission for Culture and the Arts. 260–265.

Nakatampok sa antolohiyang ito ang ilang halimbawa ng mga natatanging bunga ng pananaliksik sa larang ng Araling Filipinas na ibinahagi sa Kongreso. Ang mga saliksik ay tumatalakay sa ibá't ibáng aspekto ng kasaysayan, kultura, lipunan, at karanasang Filipino. Sa pagtuklas at paglalahad ng mga bagong datos, naghahain ang mga saliksik ng mga bagong kabatiran tungkol sa ating pagka-Filipino. May mga saliksik na gumámit ng mga kritikal na kasangkapan at metodo ng pagsisiyasat mula sa labas, ngunit sa makatwirang paglalapat sa mga datos at sa repormulasyon nitó sa wikang Filipino, ay napakinabangan sa pag-unawa ng Filipinong karanasan. May mga artikulo ring nanangan sa mga maka-Filipinong teorya at pamamaraan ng pagtuklas ng kaalaman. Násа mga pilìng pag-aaral na ito ang mga halimbawa ng karunungang maituturing na ambag sa tradisyon ng kapantasan sa bansa at sa mundo.

Sa paggámit ng wikang Filipino sa mga pag-aaral sa antolohiyang ito, naididiin din na ang bunga ng mga pananaliksik sa Araling Filipinas ay unang-una nang nakalaan sa karunungan, kagalingan, at kapakinabangan ng sambayanang Filipino.

**Galileo S. Zafra**
**Apolonio B. Chua**
*Mga Editor*

# ANG WIKA NG ATING EDUKASYON

Bienvenido L. Lumbera, *Pambansang Alagad ng Sining*

Sa ekspresyong Ingles, ang wika ng ating edukasyon ay "*medium of instruction*." Kung lilinawin sa ating sariling wika, iyan ang "daluyan ng ituturo." Intindihin natin na ang daluyang iyan ay hindî túbong bubog gaya ng ginagamit sa laboratoryo—gámit na instrumento sa paglilipat ng kemikal patúngo sa bagong sisidlan sa paraang walâng nangyayaring paghalò ng ibáng salik sa likidong inililipat.

Hindî túbong bubog ang *medium of instruction*, kundî wika ang ginagawang daluyan.

Ang wika bílang daluyan, unawain natin, ay lipós ng mga pagpapahalagang lumangkap dito sa prosesong dinaraanan nitó hábang ito ay palipat-lipat sa ibá-ibáng bibig ng mga tao sa lipunan. Sa prosesong nasabi, hindî lámang danas ng napakaraming indibidwal ang pumapasok sa wika. Ang panahong pinagdaanan nitó ay naglalagda rin ng mga bakas sa kahulugan ng mga salitâ. Ang kultura ng mga indibidwal na gumagamit ng wika ay nagiging lamán din ng mga indibidwal na salitâ at ng mga pinaglangkap-langkap na kahulugan, hábang ang wika ay naglalakbay sa kamalayan ng mga mamamayan.

Ang *medium of instruction*, samakatwid, ay instrumentong maselan sa pagpapalaganap ng danas at mithiin ng isang sambayanan túngo sa ibá pang sambayanan. Sa mahabàng kasaysayan ng pananakop ng mga bansang makapangyarihan, ito ay isang mabisàng sangkap sa paglupig sa mga bayang hangad ipailalim sa kontrol ng mas malakas na bayan.

Dahil sa paaralan ito pinaiiral, ang unang-unang biktima ng *medium* na itinatakda ng maykapangyarihan ay mga kabataang nagsisimula pa lámang mag-ipon ng mga halagahang gagabay sa kanilá sa mga panahong kaniláng sasapitin. Dito sa Filipinas, nang patalsikin ng mga Amerikano ang mga kolonyalistang Español, iniwasan nilá ang ginawang pagkakait ng mga Español ng kaniláng wika sa mga indio. Maaga pa sa panahon ng kaniláng pananakop, itinuro ang Ingles sa mga Filipino, tíla magiliw na mananakop, idinulot ang kaniláng wika sa mga mamamayan ng kaniláng kolonya. Sa mga eskuwelahan at sa burukrasyang mapagkukunan ng mga katutubo ng empleo, ang Ingles ay wikang nagbubukás ng pinto sa pamumuhay sa ilalim ng bagong rehimen.

Sinasabi ni Brother Andrew Gonzales sa libro niyang *Language and Nationalism* (1980): "at the tail-end of the American Period (1898-1935), after only thirty-seven years, the 1939 Census reported a total of 4,264,549 out of a total population of 16,000,303 or 26.6% who claimed the ability to speak English." Dagdag pa niya, kung isasaalang-alang na iilan lámang ang bílang ng mga katutubong Amerikano sa Filipinas, malinaw na ang mga Filipino mismo ang nagpakalat ng Ingles sa Filipinas.

Sa pamamagitan ng Ingles bílang wikang panturo, naganap ang pagkakahati sa mga mamamayan sa "edukado" at "di-edukado." Ang unang grupo ay binubuo ng iilang mayayaman at propyetaryo, ang ikalawa ay ang malaking bílang ng mga estudyanteng hindî nakaábot hanggang unibersidad o nakapagtapos man lang ng high school. Ang kakayahang umingles ay itinuring na pag-aangkin ng "mataas na kultura," na naging palatandaan ng superyor na panlása sa babasahín at panoorín. Dito nag-ugat ang pagtingin na ang lingguhang *Liwayway* ay babasahíng popular ng mga mambabasáng mababà ang antas ng kultura; na ang panooring sineng Tagalog ay para lámang sa mga kulang sa edukasyon. Sa kabilâng dako, ang mga babasahíng Ingles at panooríng gáling sa Hollywood ay higit na angkop tangkilikin ng mga edukado.

Kasabay ng pagkakahati ng lipunan sa "edukado-kulturado" at sa "atrasado ang kultura," napatingkad ang tinawag ni Renato Constantino na "pagbibigay ng ibáng anyo sa mananakop túngo sa mapagpalàng patron, sa pamamagitan ng mapaghimalang alkimiya ng edukasyong kolonyal." Sa ganiyan nangyari ang pagkakahiwalay ng edukadong Filipino sa nakararaming masa. Ingles ang ginamit na sandata ng mga kolonyalistang Amerikano upang mapasukò ang mga Filipinong lumilingon pa sa Rebolusyong 1896 ni Andres Bonifacio.

Minana ng mga Amerikanong administrador ng kolonya ang mapanghamak na pagtrato sa masang sa kanayunan matatagpuan. Itinuring ng mga fraile na ang mga katutubong dinatnan nilá sa mga barangay ay nakapailalim sa impluwensiya ng demonyo, at upang ang mga ito ay gawing maamò, kailangan siláng binyagán. Sa káso ng mga kolonyalistang Amerikano, ang ginamit niláng pampaamò ay kaniláng wika bílang wika ng edukasyon. Sa pamamagitan ng Ingles, ang mga táong hindî natutuhan ang Ingles ay napabukod at ang mga edukado ay napatampok bílang elite sa panahon ng kolonyalismong U.S. Silá ang naging masugid na tagasuporta ng mga pinunòng Amerikano sa pagpapatupad ng mga patakarang pang-edukasyon na magpapatibay sa paghawak ng mga ito sa ating bayan. Hindî na lámang ang wikang Ingles ang naging kasangkapan ng mga mananakop. May isang uri sa lipunan ang aktibong nagtataguyod sa matagalang pananakop ng mga Amerikano.

Noong dekada 1960, gumiit ang isang kapangyarihan na lumitaw bílang Kilusang Pambansang Demokrasya. Ang lakas nitó ay sa uring napabukod hinango, isang kilusang mapagpalayà ito at sa hanay ng mga kabataan sa mga kampus umugat at nagpalaganap. May wika itong dalá-dalá at ang wikang ito ay katutubo at malaganap sa hanay ng mga mamamayan hindî lámang sa Kamaynilaan kundî patí sa mga rehiyon. Iyan ang Filipino, ang wikang nanggaling muna sa Katagalugan bílang Tagalog, pinalago at lumaganap sa pamamagitan ng eskuwelahan, sine at telebisyon, binansagang "Pilipino" upang maging katanggap-tanggap sa kalawakan ng Filipinas, at ngayon ay tinatawag nang "Filipino."

Nagkapuwang na ito sa akademya at bagaman hindî pa makagiit ito bílang eksklusibong *medium of instruction*, ay kinikilála na ang bisà nitó sa pagtuturo ng ibá't ibáng promedyo. Ano ba ang bisà nitó?

Ginagámit ito sa bahay, sa kalye, palaruan, palengke, restawran, at sa kampus. Kaibá sa wikang Ingles ang kasaysayan at kulturang humubog at naging lamán ng mga salitâ nitó ay danas ng araw-araw na pamumuhay ng mga mamamayang Filipinong gumagámit dito. Samakatwid, ito ang wikang makauugnay sa mga suliranin at mithiin ng mga mamamayang Filipino sa pana-panahon. Para sa mga kabataang inihahanda ngayon ng paaralan para sa hinaharap na kaniláng sasapitin, inaasahan natin na ang halagahang makabayan na kaniláng mapanghahawakan ay tutugma sa ikagagalíng ng malawak na sambayanan sa halip na pagluwalhati ng mga dayuhan.

# INSTITUSYONALISASYON NG ARALING FILIPINAS—PAGTUTURO, PAGSASALIKSIK, PAGLALATHALA, AT PAGPAPALITANG AKADEMIKO

Bernardita Reyes Churchill

## Ang Aralíng Filipinas

Mahabàng panahon na ang nakaraan at matagal na nang magsimula ang pag-aaral hinggil sa Filipinas. Sa kahabaan ng panahong ito, nakíta natin na ang Aralíng Filipinas (*Philippine Studies*) ay naging isang mayamang larang ng kaalaman (*academic field*) na sa kasalukuyan. Masasabing nag-umpisa ang pag-aral ng Filipinas noong panahon ng pananakop ng España sa Filipinas nang naisulat at nailimbag ang mga kaalaman tungkol sa kapuluan. Noong panahon ng pamahalaán ng kolonyalistang Español, ang mga kumalap ng mga kabatiran at nagsulat ng mga pag-aaral tungkol sa kapuluan at mga katutubo ay mga misyonerong fraileng Español ng ibá-ibáng orden (Agustino, Pransiskano, Dominikano, Rekoleto, at mga Heswita) at ilang hindî klerigong opisyal ng pamahalaáng kolonyal, tulad nina Antonio de Morga (*Sucesos de las Islas Filipinas 1609*), Miguel de Loarca. (*Relación de las Yslas Filipinas*, Arevalo, España 1582), at José Montero y Vidal (*Historia General de Filipinas* 1887). Mayroon ding mga katha na walâng nakalathalang pangalan ng manunulat (anonimo) na kamakailan lámang ay natagpuan sa Estados Unidos, sa Lilly Library sa Indiana University (*Historia de las Philipinas*, sakop ang mga taóng 1564-1596).[1]

Kung ang kahulugan ng terminong "Aralíng Filipinas" ay ang kabuoan ng mga saliksik at lathalain tungkol sa kasaysayan at kultura ng kapuluang Filipinas at sa lahat ng mga katutubong naninirahan dito (Indio/Kristiyano, Muslim, Katutubo/Lumad)—na siyáng pinakasimpleng kahulugan nito—saan naroon ang mga katutubo nitó sa mahigit na tatlong dantaong panahon ng kolonyalismo ng España sa Filipinas? Hindî ito gaanong makikíta sa historyograpiya noong mga naunang dantaon ng pananakop ng mga Español sa mga opisyal na mga dokumento at ulat o inilimbag na mga pag-aaral (salaysay/*relaciones*) tungkol sa Filipinas, na pawang katha ng mga Español at ibáng dayuhang dumating sa kapuluan.

Sa mga kaalamang binuo noong panahon ng mga kolonyalistang Español, masasabing nakatagò ang mga katutubo sa likuran ng tábing na ang násа unahán ay ang mga dayuhan (Español) na ang paningin sa nasasakupang mga **indio** (ang bansag sa mga katutubo) ay mababà ang kabihasnan o walâ ngang maituturing na kabihasnan maliban sa dinalá sa kanilá ng mga Español. Ganitó ang mga pag-aaral

sa kasaysayan at kultura ng mga bansang sinakop ng mga dayuhang kolonyalista sa Silangang Asia. Noong ikadalawampung dantaon, ang pananaw na ito ay tinawag na "Eurocentrismo" o "Europocentriko" na laganap mula dekada 1920 noong nagsimula ang proseso ng "dekolonisasyon" at pagpapaunlad sa mga bayang kolonyal sa túlong ng mga maunlad nang mga bansa sa Europa at ng America.

Noong 1961, isang historyador, si John Smail, na dalubhasa sa kasaysayan ng mga bansa sa Timog-Silangang Asia, lalo na ng bansang Indonesia, ay nagpanukala ng bagong pananaw at pamamaraan ng pagsulat ng kasaysayan ng mga bansang nasasakupan ng mga dayuhang kolonyalista na tinawag niyang "*autonomous history.*" Hinimok niya ang mga nakababatàng historyador ng Indonesia (at ng ibáng bansa sa Timog-silangang Asia) na sumulat ng kaniláng kasaysayan na tinitingnan ang mga pangyayari sa bansa—ang tinawag niyang "*internal dynamics*" na magpapaliwanag sa mga pangyayari sa buong bayan noong panahon ng kolonisasyong Europeo.

Ang artikulo ni Smail ay inilathala noong panahong itinatatag ang programa ng Area Studies sa Estados Unidos. Itinuturing na isa itong panawagan para kumilos ang mga kabataang katutubong iskolar na sumulat tungkol sa Aralíng Timog-silangang Asia. Ayon kay Smail, kailangang isulat ang tinawag niyang *autonomous history* na hindî nakasentro sa kolonyalismo ng mga Europeo o America (para sa mga Filipino) manapa, nakatuon sa nasyonalismo ng panahong ito ng dekolonisasyon. Bagkos kailangang gamiting batayan ng *autonomous history* na ito ang dinamika sa loob ng bayan na maaaring magpaliwanag ng takbo ng kasaysayang nagbuo sa bansa. Sinabi niyang tingnan muna ang mga dinamiko ng kasaysayan ng rehiyon at mula dito ay tuhugin ang dinamiko ng pangkalahatang kasaysayan ng bansa o nasyon. Nararapat ito sa mga bansang tulad ng Indonesia at Filipinas na kinabibilangan ng napakaraming mga isla na pinaliligiran ng dagat.[2]

Masasabing nagsimula ang maaaring matawag na "Aralíng Filipinas" noong panahong dumating ang mga dayuhang Español (1521) at sinakop ang kapuluan mula noong 1565. Naisulat at nailimbag ang mga pag-aaral tungkol sa Filipinas at mga Filipino—mga ulat (*chronicles*), manuskrito, at pampublikong dokumentong makikíta ngayon sa mga artsibo sa Filipinas at sa labas ng bansa (sa España, Pransiya, Inglatera, Estados Unidos). Mahalaga ang mga pag-aaral na ito ng mga fraile dahil sa naging batayan ang mga pananaliksik nilá ng ating kaalaman tungkol sa maraming larang ng ating kasaysayan, sining, kultura, at lipunan. Ang pag-aaral nilá tungkol sa mga katutubong wika ay mahalaga at hindî nawala ang mga ito sa kamalayan ng mga Filipino.[3]

Nais kong ihabol kaagad na hindî nangangahulugan nitó na walâng matatawag na "Aralíng Filipinas" bago dumating ang mga banyagang Europeo.

Ipapaliwanag ko sa mga sumusunod ang kalinangan o kulturang dinatnan dito ng mga Español noong ikalabing-anim na dantaon.

## Panahong Bago Naisulat ang Aralíng Filipinas

Noong panahon bago napatalâ ang kasaysayan (*prehistory*), ang naging saligan ng kaalaman tungkol sa búhay sa kapuluan ay ang mga mahahalagang sinaunang labí (*artifacts*) at mga ulat ng mga dayuhang mangangalakal (Champa, Sukothai at Sawangkhalok, Annam) o misyonero ng mga Asianong relihiyon na nakarating sa kapuluan mula sa mga karatig-bayan ng India, Tsina, Hapón, at Silangang Asia. Ang mga bumisitang dayuhang Asiano noong panahong ito ay nagsulat ng kaniláng mga ulat tungkol sa mga lupaing kaniláng binisita at dito rin natin makikítang bahagya ang kasaysayan at kabihasnan ng mga naninirahang mga katutubo sa kapuluan na ngayon ay ang Filipinas. Maraming ulat ang mababása sa mga kasaysayan ng mga dinastiyang Tsino at mga tekstong Maláyo ng Indonesia at Malaysia. Ito ang tinaguriang *proto-history* na nabanggit ang kapuluan sa mga katha ng mga pantas ng mga karatig-bayan sa Asia. Marami ring mga katutubo natin na naglayag sa labas ng kapuluan dahil bihasa siláng maglakbay sa dagat, kahit na sa kalagitnaan ng dagat, at dahil dito, nagkaroon ng pag-uugnayan ang mga lumàng kabihasnan noong panahong iyon. Kayâ nga makikíta sa ating kultura ang mga impluwensiyang kultural at materyal na gáling sa mga karatig-bayan tulad ng relihiyong Islam, Hinduismo, at Budismo, at mga kalakal at mga gawang-kamay (*handicrafts*) mula halimbawa sa paghábi at pag-ukit, pagtatanim sa bukid, at marami pang ibá. Ang kaalamang ito na nakalilimutan nating ituring na bahagi ng kulturang Filipino ay hindî dapat makaligtaan.[4]

Walâ mang mga naiwang matatandang kasulatan ang mga sinaunang Filipino bago dumating ang mga Español, mayroon namang sinaunang **baybáyin** (*script*) noong ikalabing-anim na dantaon na ginagamit ng ilang tribo sa kapuluan para sa kaniláng mga personal na sulatán o pagtulâ—kabílang dito ang mga Tagalog, Kapampangan, Buid/Hanunoo (Mangyan-Mindoro), at Palaw'an/Tagbanwa (Palawan). Malamáng nanggaling ito sa India (*Brahman script*) at nakarating sa kapuluan sa pamamagitan ng ugnayan sa mga karatig-bayan sa Timog-Silangang Asia gaya ng Borneo o Sulawesi. Nabanggit din ni Antonio Pigafetta, mananalaysay ni Fernando de Magallanes nang dumating ang ekspedisyon sa Isla ng Homonhon noong 1521; nina Padre Pedro Chirino (1604); Antonio de Morga (1609); at Padre Francisco Alcina (1668) sa kaniláng mga nailathala. Ang Artsibo ng Unibersidad ng Santo Tomas ang mayroong pinakamaraming koleksiyon ng baybáyin sa kasalukuyan. Marami ring koleksiyon sa Library of Congress sa Washington, D.C., sa Estados Unidos.

Mayroon ding matatagpuang mga *artifacts* na may nakasulat sa **kawi** (Sinaunang Maláyo) na nanggaling sa Java, Indonesia at ginagamit noong sinaunang panahon sa buong Kapuluang Timog-Silangang Asia. Sa Filipinas, ang súlat kawi ay makikíta sa Laguna Copperplate Inscription na may petsang 21 Abril 900 AD; sa Butuan Ivory Seal, Calatagan Pot (Batangas, ca. 1300 A.D.); at Ticao Stone Inscription (Monreal, Masbate).[5]

Sa mga Filipinong Muslim, mayroon siláng mga rekord na nakasulat sa Jawi na kinilála noong una sa tawag na **luntar**, at sa kalaunan ay tinawag na **Surat-Sug**, nakapangalan sa mga Tausug na naninirahan sa Kapuluan ng Sulu. Ang mga rekord na ito ay hindî naman gaanong karami, pero mahalaga sa kasaysayan ng mga Filipinong Muslim na Tausug at Maguindanao. Ang Jawi ay gumagamit ng súlat Arabiko na sinaunang paraan ng pagsulat ng mga Tausug at Maguindanao. Gámit din ito ng ibáng mga bansang Muslim sa Timog-Silangang Asia. Ang mga nakasulat na rekord na mahalaga sa kaniláng kasaysayan ay ang **salsila** ng Sulu at **tarsila** ng Maguindanao na tumutukoy sa mga rekord ng sultan at kaniláng angkan. Ang ilan pang mga nakasulat na rekord sa Sulu ay ang mga **kitab**. Mga rekord ito ng mga pinunò ng Sulu na malamáng ay halaw sa mga tradisyon ng kadatuan ng Sulu at Maguindanao.[6]

Mayroong mga kathang katutubo o etniko na nagpapakíta ng kalinangan ng maraming grupo sa buong kapuluan, lalo na ng mga tribong may baybáyin na ginagamit sa pagsulat ng mga kaalamang-bayan. Ang mga grupo na walâng baybáying nakasulat ay mayaman naman sa pasalitâng tradisyong etniko (*oral ethnic tradition*) na nagpapakíta ng yaman ng kaniláng kaugalian at kultura. Mayaman ang mga sinaunang pamayanan ng kapuluan sa mga tinatawag na panitikang-bayan (folk literature/folklore)—tradisyong pasalitâ (*oral tradition/floating literature*)—na naglalamán ng kaalaman at paniniwalang tradisyonal. Kinabibilangan ito ng mga alamat, salawikaín, bugtong, sabi, awit (**umabáy**, **uyayi**, **helè**, **indolanin**, **kumintang**, **tagumpáy**, **balikungkóng**, **dupayanin**, **ihiman**, **tigpasin**, **hiliraw**, **kutang-kutang**, **diyuma**), at kuwentong-bayan.

Kalimitan, ang mga awit ay sinasabayan ng sayaw at dulâ na itinatanghal sa lugar na sambahan o sa malawak na tahanan ng pinunò ng barangay. Ang mga halimbawa ng sayaw at dulâ ay ang hiliraw, **dalit**, kutang-kutang, **balatóng**, **balitaw**, **lulay**, indolanin, **salampati**, **tagulayláy**, **bárimbáw**, at kumintang. Ang mga halimbawa ng dulâ naman ay **pagbati**, **karagatan**, **sabálán**, **tibaw**, **tagayán**, at **pananapatan**. Ang mga dulâ ay maaaring tungkol sa labanán at mga bayani nito, pag-ibig, alamat, alaala ng mga yumáong mahal sa búhay. Hindî nakasulat ang mga nabanggit na pasalitâng tradisyon sa papel na walâ pa noon sa kapuluan, kayâ halos walâng masasabing nakasulat na labí ang mga tradisyong ito lalo na sa mga tribo na walâng gámit na sulat-kamay.

Mayroon ding epiko ng mga katutubo na itinuturing niláng kasaysayan ng kaniláng “nasyon”—naroon ang mga salaysay na nagpapaliwanag ng pinanggalingan ng kaniláng mundo, mga paniniwala at kaugalian, at kaalamang-bayan na nanggaling sa mga ninuno. Mabibílang sa mga epiko ang *Darangen* (Mëranaw), *Hudhud* (Ifugao), *Lam-ang* (Ilokano), *Hinilawod* (Sulod), *Kudaman* (Palawan), *Ulahingan* (Manobo), *Tudbulol* (T’boli), *Kissa* at *Parangsabil (Tausug),* at maraming ibá pa. Mayroon ding oral na literatura ang mga Tausug—**katakata***,* **daman***,* **masaala***,* **malikata***,* **tukud-tukud**, at **tarasul**.[7]

## Panahon ng Pamahalaáng Kolonyal ng España (1565–1898)

Ang kabihasnang dinatnan ng mga kolonyalistang Español noong ikalabing-anim na dantaon ay nabago noong pananakop ng España. Bininyagan ang maraming katutubo (maliban sa mga hindî tinanggap ang Kristiyanismo dahil silá ay mga Muslim o mga katutubong nanindigan sa kulturang kinagisnan at minana mula sa kaniláng ninunò). Nagtayô ng mga paaralan ang mga orden ng mga fraile at mga Heswita at tinuruang sumulat ng alpabetong Latino at magbasá ng mga limbag na kalimitan ay mga katesismo, dasal, at nobena. Nagkaroon ng paglilimbag ng mga aralín tungkol sa Filipinas, bagaman masasalamin ang pananaw ng mga manunulat na klerigo at makikíta na ang kasaysayan ng Filipinas ay kasaysayan ng España at mga Español sa Filipinas at hindî halos ipinakikíta ang kasaysayan ng kapuluan at mga katutubo. Patúloy na yumaman ang kultura ng mga Indio sa mahigit na 300 taóng pananakop ng dayuhan at makikíta ito sa mga pag-aaral ng mga fraile at ibáng Español. Kailangan lang gamitan ang pananaliksik tungkol dito ng metodolohiyang kakalap ng impormasyon tungkol sa mga Indio na nakapaloob sa mga Aralíng Filipinas sa panahong ito, at kailangan ding makabása at makaintindi ng wikang Español.[8]

Mula noong ikalabingwalo hanggang ikalabinsiyam na dantaon, nadagdagan ang mga lumahok sa Aralíng Filipinas ng mga dayuhan (na hindî lámang mga Español)—sundalo, misyonero, maglalayag, at mga mangangalakal—na may interes sa Aralíng Filipinas bílang isang larangan ng karunungan. Silá ay mga Portuges, Aleman, Pranses, Austriyano, Olandes, Ingles, Amerikano, at ibá pa. Sumulat silá ng mga pag-aaral na ihinahambing ang kalagayan sa Filipinas at ang mga katutubo sa ibáng lupaing nasasakupan ng mga bansang Europeo.[9]

**Aralíng Filipinas Noong Panahon ng Kolonyalismong Español: Ugnayan ng Kasaysayan at Literatura**[10]

Nang magsimula ang kolonyalismong Español, napansin ng mga misyonerong Español na hindî man kapantay ng kaniláng sibilisasyon ang nadatnan sa kapuluan (na tinawag niláng Filipinas, hango sa pangalan ni Haring Felipe II), ang mga katutubong wika sa kapuluan ay nabibílang sa wikang Austronesian. Makikíta na ang wikang Tagalog, katulad ng ilang mga wika sa kapuluan, ay nagtataglay ng mga salitâng Tsino, Sanskrito, at Arabe dahil sa pakikipag-ugayan ng mga katutubo sa mga mangangalakal at misyonero ng mga relihiyon na gáling sa mga karatig-bansa.[11]

Nakíta rin nilá ang mayamang katutubong panitikan na hindî pa nakasulat. Ang mga unang misyonero ang nagsikap na pag-aralan ang mga wikang katutubo (para mapabilis ang pagiging Kristiyano ng mga katutubo) at hindî itinuro ang wikang Español (kahit na ito ay maka-ilang beses ipinag-utos ng Hari ng España). Pinag-aralan, itinalâ, at inilathala ang mga kaalamang-bayan at mga pag-aaral sa mga wika sa Filipinas at sumulat ng kasaysayan ng Filipinas na ating napakikinabangan ngayon na batis sa pag-aaral ng ating katutubong kabihasnan. Mayroong sariling pananaw ang mga misyonero at opisyales na Español, at ito ang dapat nating intindihin sa pagbabasá ng kaniláng mga ginawang pag-aaral para makabuo táyo ng sariling pananaw sa ating kasaysayan at kabihasnan.

Babanggitin dito ang mga unang pag-aaral ng mga sumusunod na fraileng Español sa larangan ng wikang Tagalog: Juan de Plasencia, O.S.F., *Arte y Vocabulario Tagalog* (1582*);* Pedro Chirino, S.J., *Relación de las Islas Filipinas (*1604); Francisco Blancas de San José, O.P., *Memorial de la Vida Christiana en Lengua Tagala* (1606); *Arte y Reglas de la Lengua Tagala* (1610), at *Vocabulario de la Lengua Tagala (1614)*; Francisco Colin*,* S.J., *Labor Evangélica* (1663); at Pedro de San Buenaventura, *Vocabulario de Lengua Tagala* (1613). Isasáma rin ang inilimbag ng unang imprenta sa Filipinas na itinatag ng mga Dominikano noong 1593—ang *Doctrina Christiana en lengua española y tagala* (1593) na itinatampok ang mga dasal sa Español at Tagalog na itinuturo sa mga binyágang indio. Ang librong *Memoria* ni Padre Blancas de San Jose ay inimprenta sa Bataan ni Tomas Pinpin, na kilaláng batikáng manlilimbag na indio na sumulat din ng kaniyang *Librong Pagaaralan ng manga Tagalog nang Uicang Castila* na inimprenta rin sa Bataan ni Diego Talaghay, isa ring manlilimbag. Mahalaga ang dalawáng limbag ni Padre Blancas de San Jose—ang *Memoria* at *Arte*—dahil nakasáma rito ang mga unang katha ni Fernando Bagongbanta. Si Pinpin at Bagongbanta ay natúto ng Español at nakapagsulat ng tulâ sa wikang Tagalog at Español. Silá ay tinawag na mga “ladino.”

Sina Pinpin at Bágongbantâ ang dalawáng indiong unang nabanggit sa bandang simula ng pamamahala ng España sa Filipinas. Ayon kay Virgilio Almario, si Bagongbanta ang kinikilálang unang makatàng Filipino na nailimbag ang pangalan. Ang tulâng romanse na kinilála ngayon sa pamagat na "Salamat nang ualang hanga" ay nása bungad ng *Memorial de la vida Cristiana en lengua tagala ni* Padre Francisco Blancas de San Jose na nilimbag noong 1606. Ang tulâ ay isang papuri sa naturang aklat ni Padre San Jose at pangangaral sa mga kapuwa Tagalog na basahin ito upang makatamasa ng karunungan. Isinulat ito sa Tagalog at Español. Hindî matiyak kung tunay nga ba itong pangalan ng isang binyágang katutubong Filipino (Fernando Bagongbanta) o isang sagisag-panulat ng naturang pari na makikítang parehong F.B. ang dalawáng pangunang titik ng dalawáng pangalan. Ang pari ang unang kumilala na romanse ang isinulat ni Bagongbanta sa wikang Tagalog at Español. Siyá rin ang nagbansag na ladino sa may-akda—ibig sabihin, isang katutubong natúto ng wikang Español.[12]

Dahil sa masidhing hangarin ng mga misyonerong Español na maging Kristiyano ang mga Indio, makikíta ang malaking impluwensiya ng relihiyon sa mga sinulat nilá, lalo na ng mga manunulat na Tagalog. Halimbawa nitó ay ang mga dasálan at mga kuwento ng búhay ng mga santo, mga milagro, at kaugalian na nakabatay o nakaayon sa Kristiyanong pananampalataya. Halimbawa, ang dalit ay naging patungkol kay San Agustin; ang anyong pandulâng karagatan ay naging **duplo**. Marami ring mga salin sa Tagalog ng mga polyetong panrelihiyon tulad ng *Ang Infiernong Nakabukas* (1871) na gáling sa akda ni Pablo Claín na *Ang Infiernong Nabubuksan* (1713). Nandoon din ang dulâng patungkol sa Kristiyanismo tulad ng sinulat ni Vicente Puche (1598) na parangal sa unang Obispo ng Cebu (Fr. Pedro Agurto) at isa ring dulâng patungkol kay Santa Barbara na itinanghal sa Bohol noong 1609 at malaki diumano ang naitúlong sa pagiging Kristiyano ng mga Boholano.

Mahalaga ang naging papel sa paglaganap ng Kristiyanismo sa kapuluan ng mga **cenáculo***,* **comedia de capa y espada***,* at **moro-moro**. Ang cenáculo ay tungkol sa pasyon at pagpapakò sa krus ni Hesus at ipinalalabas pagsapit ng Kuwaresma, lalo na sa Semana Santa. Tumatagal ang pagtatanghal nang walong gabí, mula Linggo ng Palaspas hangang Linggo ng Pagkabuhay. Ang comedia ay isang drama tungkol sa mga hari at reyna, prinsipe at prinsesa. Gáling ito sa España/Europa at pawang mga Kristiyano ang mga karakter. Sa moro-moro naman, magkalaban ang mga Kristiyano at Muslim/Moro at palaging nananalo ang mga Kristiyano sa pagtatapos ng palabas. Ang mga dramang ito ay kalimitang isinulat ng mga Indio, pero hango sa mga dulâng Español na kalimitang isinulat ng mga fraileng Español. Noong ikalabinsiyam na dantaon, ang mga dulâng ito ay isinulat na ng mga Filipino.[13]

Ang kinaugaliang lugar na pinagdausan o pinagtanghalan ng mga dulâ ay

pinagdugtong-dugtong na mga kahoy na nagsisilbing entablado. Tinawag itong "**quita y pone**" na pansamantalang itinatayô at binabaklas pagkatapos ng palabas para magamit mulî sa susunod na palabas, marahil, sa karatig na nayon.

Sa Maynila, nagtatag ang mga Español ng mga tunay na teatro. Noong 1841, itinayô ang Primitivo Teatro de Tondo; ang Primitivo Teatro de Arroceros naman ay itinayô para sa mga dulâng Tagalog. Hindî nagtagal ang mga unang teatrong ito—malamáng sa samâ ng panahon—bagyo man o init sa tag-araw. Noong 1846, itinatag ang Teatro de Binondo ngunit hindî rin ito nagtagal; masamâ ang pamamalakad ng teatro at hindî gaanong tinangkilik ng mga tao. Nagpatúloy naman ang pagpapalabas ng dulâ kayâ ilang teatro ang itinayô—Teatro de Quiapo, Teatro Príncipe Alfonso, Teatro de Variedades, Teatro Filipino, at Teatro Zorilla—ang mga ito ay nagpalabas ng mga dulâng Tagalog. Ang Teatro Zorilla (1893) ay tumagal hanggang noong dekada 1930.

Karamihan ng mga teatro sa panahong ito ay pag-aari ng mga Español at ang mga artista ay mga Español din. Noong dekada 1880, sa pamumunò ni Roberto Gabriel, ang kauna-unahang grupo ng mga artistang Filipino ay nabuo—ang Compañía Infantil sa Trozo, at ang mga kasapi nitó ay kinabibilangan nina Antonio Leysan, Paulino Casimiro, Amando Alvarez, Juan F. Bartolomé, Primitiva Tuazon, Ambrosio Gatdula, Servillano de Vera, Adriana Nicolás, Feliza Cleofas, at ibá pa. Hindî kalaunan, si Andres Bonifacio ay nagtatag ng Teatro Porvenir sa Tondo na nagpalabas ng mga dulâng Tagalog.[14]

Lumaganap din ang pagbabasá, pagkanta, at pagsasadulâ ng búhay at paghihirap hanggang sa pagpapapakò sa krus ni Hesus sa panahon ng Kuwaresma, lalo na sa Biyernes Santo ng Semana Santa. Maaari sigurong isipin na ang pagkanta ng pasyon ay maihahalintulad sa sinaunang pagkanta ng epiko ng mga katutubo. Kinakanta ang pasyon na parang sinaunang tagulaylay na may malungkot na tono. Kilála ang pasyon ng mga Tagalog, ngunit mayroon ding pasyon sa Ilokano, Pangasinan, Ibanag, Sebwano, Bikol, Hiligaynon, at Waray.[15]

Mayroon ding mga nobena, sermon tungkol sa ebanghelyo, at mga pangaral na sinulat ang mga Filipino, halimbawa, sina Joaquin Tuason at Pablo Tecson, na salin o adaptasyon sa orihinal na Español. Mayroon ding orihinal na sinulat ang mga Filipino tulad ni Padre Modesto de Castro—ang *Pláticas Doctrinales* (1855) at *Pagsusulatan ng Dalawang Babae na si Urbana at Felisa* (1864). Kumatha si Joaquin Tuason ng *Ang Bagong Robinson* (1879). Ang mga kathang nabanggit ay may layuning humubog ng kagandahang-asal. Sabi nga ng mga matatanda noon na kung walâ kang "urbanidad" ay walâ kang "felicidad" (hindî ka magiging masayá). Kayâ sundin ang mga aral nina Urbana at Felisa. Si Padre Vicente Garcia (Batangueño, 1817–1899) ay sumulat o nagsalin ng *Kasaysayan ng mga*

*Kababalaghán* (1856) at si Juan Evangelista ay nagsalin ng *Martir sa Gólgota* (1886).

Ang listáhan ng mga manunulat na Tagalog noong panahon ng kolonyalismong Español ay hindî gaanong marami. Ilan sa mababanggit ay ang sumusunod na mga pangalan: Pedro Suarez Ossorio (Ermita, Maynila); Felipe de Jesus (San Miguel, Bulacan); Padre Vicente Garcia at Marcelino Manguiat (Batangas); Juan Dilág, Modesto Santiago, Roman Angeles, Gabriel Beato Francisco, Iñigo Regalado y Corcuera, at ang dalawáng kilaláng makatà ng ikalabinsiyam na dantaon na sina José de la Cruz (1746-1829) at ang kaniyang estudyanteng si Francisco Baltazar (1789-1872).[16]

Bukod sa mga dulâng nabanggit na pawang mga gáling sa España, dinalá rin sa kapuluan ang tinatawag na "*metrico romance*" (romanse o tulâng kasaysayan) na noong panahong iyon ay halos palipas na sa Europa. Kinabibilangan ito ng awit at korido—mga mahahabàng tulâ na mga kuwento ng kabayanihan, pag-iibigan, mga digmaan, at mga milagro o kababalaghan. Malamáng nanggaling ito noong una sa Mexico, dalá ng mga sundalo ni Miguel Lopez de Legazpi, ang *Adelantado* o unang Gobernador General ng Filipinas. Nang lumaon, nilapatan na ito ng katutubong kultura ng Filipinas. Sa Filipinas ito ay karaniwang ipinakikilála bílang "Buhay na Pinagdaanan" o "Salita o Buhay na Pinagdaanan ni…" Nakasulat at pinalalabas ito sa wikang katutubo—Tagalog, Hiligaynon, Sebwano, Bikol, Kapampangan, Pangasinan. Ang mga ito ay malamáng na isinulat noong una ng mga paring Español na natútong gumamit ng mga wikang katutubo, bagaman nabanggit na mayroon ding mga indio na nagsulat ng awit at korido. Ang mga tanyag na mga awit ay ang *Don Juan Tenorio, Doce Pares de Francis, Don Alejandre at Don Luis*, at ibá pa. Ang mga korido naman ay *Bernardo Carpio, Ibong Adarna*, at mga búhay ng mga santong makikíta sa kalendaryong Katoliko. Mga 200 awit at korido ang nakatalâ sa bibliyograpiya ng Filipinas.

Masasabing sa loob ng unang 200 taon ng pananakop ng mga Español, nakasentro sa relihiyong Kristiyanismo ang kultura ng Filipinas at mga Filipino. Bago matapos ang ikalabingwalong dantaon, lumawak pa ang kaisipan ng mga indio (na sa kalaunan ay tinawag na ring Filipino), lampas sa impluwensiya ng relihiyon. Makikíta ito, halimbawa, sa mga isinulat ni Jose de la Cruz, na kilalá bílang "Huseng Sisiw." Sumulat siyá ng mga popular na komedya tulad ng *Reina Encantada o Casamien o por Fuerza, La Guerra Civil de Granada, Hernandez at Galisandra, Príncipe Baldovino, Los Dos Virreyes, Conde Rodrigo de Villas, D. Gonzalo de Córdoba, El Amor y la Enviada,* at *Jason at Medea.* Sumulat din siyá ng romansa tulad ng *Doce Pares de Francis, Rodrigo de Villas, Flora at Clavela,* at *Clarita.* Pinakakilalá ang *Doce Pares de Francia*.

Masasabing ang tugatog ng tulâng Filipino noong panahon ng pananakop na Español ay makikíta sa isinulat ni Francisco Baltazar (1789-1862). Kilalá din sa pangalang Balagtas, sumulat at nagpalabas din siyá ng mga komedya tulad ng *Abdal at Miserena, Orosman at Zafira, Auredato at Astrone, Clara Balmori, Almansor at Rosalina, Rodolfo at Rosamundo, Mahomet at Constanza*, at ibá pa. Kilalá siyá sa kaniyang *Florante at Laura* (1838) na sa ilang pagsusurì ay isang pagpulà laban sa pamamahalang Español na nakatago sa isang awit. Kung tatanggapin ang ganitóng pagbása, maituturing na unang pagkakataón ito na ang isang Indio/Filipino ay naglantad ng mga saloobin laban sa patakaran ng pamahalaáng Español.[17]

Magpapatúloy ang panitikang Tagalog (at mas malakas at mas hayág na protesta laban sa pamahalaáng Español kaysa *Florante at Laura*) noong ikalawang kalahati ng ikalabinsiyam na dantaon, kahit na sa harap ng matinding sensura ng itinatag noong 1856 na Komisyong Permanenteng Sensura. Walâng puwedeng malathalang sulatín nang hindî dumadaan sa sensura ng pamahalaán, at malakas ang kapangyarihan ng simbahan at pamunuán ng mga orden ng mga fraile. Sa gitna ng kaapihang nararanasan ng mga Filipino lalo na sa kamay ng makapangyarihang mga fraile, nagsulat silá ng mga artikulo at tulâ laban sa pang-aabuso sa mga Filipino.

Noong 1882, itinatag ni Marcelo H. del Pilar, isang abogadong Bulakenyo, ang *Diariong Tagalog.* Bagaman hindî ito nagtagal, nakatawag naman ito ng pansin ng mga kababayan dahil sa paglalantad nitó ng kahirapang dinadanas nilá sa kamay ng mga Español, lalo na ng mga fraile. Si del Pilar ang isa sa pinakamasugid na propagandista laban sa mga fraile. Ang mga akda niya sa wikang Tagalog ay nakakarating sa mga kababayang Filipino, at ang mga akda sa wikang Español naman ay nakarating sa mga Español at mga Filipinong natúto ng wikang ito—ang *Dasalan at Toksohan, Dupluhan, Mga Dalit, Pasyóng Dapat Ipag-alab ng Puso ng Taong Babasa, Sagot ng España sa Hibik ng Pilipinas, Caiigat cayo,* at ibá pa. Ikinagalit nang husto ng mga fraile ang mga akda niya kayâ napilitan siyáng lumisan sa bansa para hindî mahúli at maparusahan ng mga pinunòng Español. Isinulat din niya, sa wikang Español naman, ang *La Soberanía Monacal en Filipinas* noong nása España na siyá (Barcelona, 1889), na matinding pagbubunyag ng kapangyarihang pinaiiral ng mga fraileng Español sa Filipinas sa mga Filipinong sakop.

Kailangan ding isáma sa mga sumulat ng literatura ng protesta sa panahong ito si Andres Bonifacio, na siyáng nagtatag ng Katipunan at namunò sa rebolusyon laban sa mga Español noong 1896. Sa wikang Tagalog din ang mga akda ni Bonifacio para sa nakararaming masang Filipino—*Katungkulang Gagawin ng mga A.LL.B*; *Ang Dapat Mabatid ng mga Tagalog*; *Katipunan Mararahás ng mga Anak ng Bayan*; at mga tulâng *Pag-ibig sa Tinubuang Bayan*, *Tapunan ng Lingap*, *Katapusang Hibik ng Pilipinas*, at *Ang mga Cazadores.*

Si Emilio Jacinto, na kanang kamay ni Bonifacio, ay sumulat din sa wikang Tagalog ng *Liwanag at Dilim*, *Pahayag*, *Sa mga Kababayan*, *Kartilya ng Katipunan*, *Ang Kasalanan ni Caín*, *Pagkakatatag ng Pamahalaan sa Hukuman ng Silangan,* at *Samahan ng Bayan sa Pangangalakal*.

Mapapansin na sekular na ang mga akda nina Bonifacio at Jacinto, at hindî na tungkol sa Kristiyanismo, nakatuon na sa kalayaan ng isip at hindî na natatakdaan ng relihiyon.[18]

## Ang Kilusang Propaganda 1880-1895: Pasimula ng Aralíng Filipinas

Sa gitna ng prosperidad na dumating sa Filipinas dahil sa malawakang komersiyo at agrikultura noong ikalabinsiyam na dantaon, nakapag-aral ang mga maykayang Filipino hindî lang sa mga kolehiyo at unibersidad sa Filipinas, kundî maging sa España at ilang bayan sa Europa. Sa hanay ng mga edukadong Filipino na tinawag na "*ilustrado*" nagmula ang magtataguyod ng Kilusang Propaganda noong dekada 1880-1890.

Mahalagang banggitin na noong panahong ito, mayroon nang mga paaralang naitatag para sa mga kabataang kalalakíhan at kababaihan sa Maynila at ilang probinsiya sa kapuluan na hindî na lámang mga leksiyon sa katesismo at pagdarasal ang itinuturo kundî patí na catón. Nagkaroon ng mga pribadong mataas na paaralan at kolehiyo, bukod sa mga seminaryo sa mga may bokasyon na maging relihiyoso na násа pamamahala ng mga ordeng relihiyosong fraile. Nagplano ang pamahalaáng Español na magtayô ng mga pampublikong paaralan sa mababàng antas (1863) at ng sekundaryang antas (dekadang 1890), ngunit limitado ang nakapag-aral dito at hindî naman naitatag nang malawakan sa kapuluan dahil sa kakulangan ng pansin at pondo ng pamahalaán. Magulo na rin ang sitwasyon ng mga kolonya ng España sa panahong ito at isa-isang tumitiwalag sa kapangyarihang Español. Mangyayari din ito sa Filipinas noong panahon ng Rebolusyon na pumutok noong Agosto 1896 matapos ang ilang taóng paghahanda mula noong 1892 nang itinatatag ni Bonifacio ang *Katipunan ng mga Anak ng Bayan.*

Ang mga ilustradong Filipino na nakapag-aral sa Unibersidad ng Santo Tomas, Ateneo de Manila, at ibáng mga kolehiyo sa kapuluan, ang nakapunta sa España at nagsaliksik at nagsulat doon tungkol sa kasaysayan at kultura ng Filipinas at mga Filipino nitóng hulíng dalawáng dekada ng ikalabinsiyam na dantaon. Mas malayà siláng nakasusulat sa España/Europa kaysa Filipinas tungkol sa malagim na sitwasyong dinaranas ng mga Filipino sa kamay ng mga makapangyarihang fraile at sibil na opisyal ng gobyernong Español sa Filipinas. Ang mga nangunang

manunulat ng kasaysayan ng Filipinas ay nagsulat sa wikang Español, at paminsan ay sa Tagalog din. Inilathala ang mga isinulat niláng artikulo sa pahayagang *La Solidaridad* na inilimbag sa España. Sumulat din silá ng mga aklat o nobela na sa Europa din inilathala at palihim na ipinasok sa Filipinas at iningatang hindî matuklasan ng mga awtoridad ng pamahalaán o simbahan. Katuwang ng mga propagandistang Filipino ang mga siyentipiko at ilang tanyag na politiko sa Madrid. Nagbunga ito ng mga katangi-tanging pagsusulat tungkol sa kasaysayan at kultura ng Filipinas gámit ang mga pananaw na malayà o liberal na kaniláng natutuhan sa Europa sa larangan ng wika (pilolohiya), *folklore*, etnolohiya, at agham-tao. Ang mga nilikhâ niláng saliksik ay maituturing na mga unang pag-aaral sa Filipinas ng mga Filipino bagaman isinulat gámit ang wikang Español. Sumulat din ang ibáng dayuhan tulad ng Ingles, Pranses, Aleman, at ibáng Europeong kaalyado ng mga propagandistang Filipino sa Europa (tulad ni Ferdinand Blumentritt na taga-Bohemia, Czech Republic ngayon, na kaibigang matalik ni Rizal).

Ang layunin ng mga ilustradong nanguna sa Kilusang Propaganda sa España/Europa ay tawagin ang pansin ng mga may-kapangyarihang Español sa España hinggil sa mga anomalya sa pamamahalang Español sa Filipinas lalo na ang mga pagkilos ng mga fraile. Nais nilá ang reporma sa Filipinas at ituring ang mga Filipino na kapantay ng Español sa Filipinas. Layon din niláng ipakíta na may kabihasnang Filipino bago dumating ang kolonyalismong Español. Kayâ nagsulat silá hinggil sa nakaraang kasaysayan ng Filipinas, at iniugnay rin ito sa mga larang ng etnolohiya, etnograpiya, at pilolohiya (agham ng wika). Lahat ng mga gawaing ito ay naganap sa España/Europa dahil doon ay malayàng nakasusulat o nakapagpapahayag tungkol sa kalagayan ng mga Filipino sa ilalim ng pananakop ng mga Español. Ipinaglaban nilá ang mga reporma sa Filipinas para mabigyan ang mga Filipino ng mga karapatang politikal bílang mamamayan, na ituring siláng tulad din ng mga Español.

Masasabing may ilang pangyayaring nagbunsod sa mga Filipino sa Europa na magtatag ng Kilusang Propaganda para maipakíta na may kultura at kakayahan ang mga Indio sa Filipinas na sa ngayon ay tinatawag na mga Filipino. Noong Marso 1885, itinatag ni Isabelo de los Reyes ang isang kampanya upang mangolekta at maglathala ng mga manuskrito at dokumento ng kaalamang-bayan ng ibá-ibáng rehiyon sa Filipinas. Itinuring ni Resil Mojares na isang napakahalagang proyekto ito túngo sa simula ng Aralíng Filipinas. Nagsulat din si de los Reyes ng kasaysayan ng Filipinas at kasaysayang lokal—*Las Islas Visayas* (1887), *Historia de Ilokos* (1890), *Historia de Filipinas* (1889), at *El Folk-lore Filipino* (1889). Importanteng mabanggit din dito ang *Madrid Exposition* (1887) at ang *Exposición Regional Filipina* sa Maynila noong 1895 na nagpakíta ng mayamang kultura ng Filipinas at mga Filipino.

Noong panahong ito, binalak din nina Rizal at Paterno na simulan ang proyektong isulat ang kasaysayan ng Filipinas. Iminungkahi ni Rizal sa mga Filipinong kasapi na makipagtulungan silá sa *Circulo Hispano-Filipino* upang makabuo sána ng isang koleksiyon ng mga sanaysay tungkol sa Filipinas. Hindî ito nangyari. Kayâ ginawa ni Rizal noong 1888 ang mga anotasyon sa libro ni Antonio de Morga (Mexico 1609) sa British Museum sa London. Inilimbag ang libro noong 1890 sa Paris. Naisip din ni Rizal na itatag ang Asociacíon Internationale des Philipinestes sa okasyon ng Eksibisyong Internasyonal sa Paris *(Paris International Exhibition)* noong 1889 at magdaos ng Pandaigdigang Kumperensiya sa Aralíng Filipinas *(International Philippine Studies Conference)* kasabay nito. Para kay Rizal, ang kasaysayan ng Filipinas ay dapat na isulat ng mga Filipino—isang tagaloob na magsusulat at magsasalitâ tungkol sa kaniyang sariling bayan. Inisip niyang hikayatin ang mga banyagang iskolar na magsaliksik sa Aralíng Filipinas at magtipon-tipon para magpalitan ng kaniláng mga nasaliksik. Inisip din niyang maganda sánang makapagtayô silá ng aklatan at museo ng Filipinas. Walâng naidaos na pandaigdigang kumperensiya.

Ang mga ilustradong nanguna sa Kilusang Propaganda sa España/Europa ay sina Gregorio Sancianco y Gozon (1852-1897) na sumulat ng *El progreso de Filipinas* (Madrid, 1881) at Jose Rizal na inedit ang *Sucesos de las Islas Filipinas (Paris 1890)* ni Antonio de Morga (1609). Ang ilan pa ay sina Graciano Lopez Jaena, Marcelo H. del Pilar, Pedro Paterno (1858-1911), Isabelo de los Reyes y Florentino (1864-1938), T.H. Pardo de Tavera (1857-1925), Mariano Ponce (1863-1918), Pedro Serrano Laktaw (1863-1928), at ilan pang kasapi. Ang mga isinulat nilá ay maituturing na pundasyon ng Aralíng Filipinas. Bukod sa kasaysayan, sumulat din silá ng hinggil sa kasaysayang lokal, batas, politika, arkeolohiya (prehistory), folklore, at sinaunang panitikan. Silá ang mga naunang bumuo ng matatawag na makabayan o nasyonalistang historyograpiyang Filipino na nagtataguyod na ang kasaysayan ng bayang Filipinas ang susi ng pagkakakilanlang Filipino (*national identity*). Nanguna rito si Rizal at makikíta ang pagmamahal sa bayan at pagtataguyod sa kapakanan nitó sa kaniyang maraming naisulat sa maikling panahon ng kaniyang buhay.[19]

## Ang Rebolusyong Filipino Laban sa España (1896-1898) at Amerika (1899-1901)

Nagpatúloy ang nasyonalistang historyograpiya noong panahon ng Rebolusyon laban sa España hanggang sa dumating ang Estados Unidos. Minana ng America ang Rebolusyon at naging digmaan ito laban sa bagong kolonyang Amerikano. Ang mga naunang kasaysayan ng Rebolusyon ay isinulat mismo ng mga rebolusyonaryong lumaban sa mga Español at Amerikano. Ang mga isinulat ay

kalimitang laban sa mga klerigo o fraileng Español o laban sa simbahang Katoliko, at sa pananakop ng America noong halos malayà na ang Filipinas sa kolonyalismong Español at nailipat naman sa mga Amerikano. Kalimitan ay nakasulat ito sa wikang Tagalog. Makikíta ito sa mga akda ng nabanggit nang mga ilustrado at rebolusyonaryo at sa ilan pang lumaban sa digmaan kontra sa mga Español at Amerikano, tulad nina Emilio Aguinaldo (1869-1964), Apolinario Mabini (1863-1901), Artemio Ricarte (1866-1945), Felipe Calderon (1863-1908), Juan Villamor (1866-1939), Rafael Palma (1874-1939), at Teodoro M. Kalaw (1884-1940). Hindî lang kasaysayan ng Rebolusyon at Digmaang Filipino laban sa Amerikano ang isinulat nilá, kundî maging sa ibá-ibáng larang ng agham panlipunan at sining.[20]

## Aralíng Filipinas noong Ikadalawampung Dantaon: Ang Kolonyalismo ng Estados Unidos 1898-1946

Noong natapos ang rehimeng Español at pumasok ang mga kolonyalistang Amerikano mula noong ikadalawampung dantaon, masasabing nag-ibá at nag-ibáyo ang mga pananaliksik sa Aralíng Filipinas. Nanguna sa pananaliksik ang mga dalubhasang Amerikano at ang mga institusyon ng kaalaman na itinatag nilá tulad ng Philippine Library (1900), Bureau of Science (1905) na sa ilalim nito ay ang Division of Ethnology, Unibersidad ng Pilipinas (1908**),** at ibá pang unibersidad at institusyong kultural na hanggang sa ngayon ay buháy pa. Ang mga Filipino naman ay masugid na ipinagpatúloy ang paglago ng Aralíng Filipinas na malayàng naisasagawa—lalo na nang nawalâ na ang sensura sa pagsusulat at paglilimbag, at walâ na ring sagabal sa pagsusulat sa sariling wika o sa bagong wikang Ingles.

Nakapag-aral nang malayà ang mga Filipino dahil sa itinatag ang sistema ng pampublikong edukasyon sa lahat ng antas na bukás sa lahat ng mga Filipinong may kakayahang mag-aral. Ang wikang ginamit sa paaralan, sa pamahalaán, sa negosyo ay wikang Ingles. Mayroong mga iskolar na Filipino na nakapag-aral hindî lámang sa Unibersidad ng Pilipinas at iba pang bagong tatag na mga pribado at pampublikong unibersidad, kundî maging sa Estados Unidos sa pamamagitan ng programa para sa mga *pensionado.* Silá ay mga pilîng-pilîng matatalinong Filipino, babae at laláki, na ipinadalá ng pamahalaán ng Filipinas para magpakadalubhasa sa America sa kondisyong babalik silá at magsisilbi sa bayan. Ang mga nakatapos ng mga kursong gradwado hanggang doktorado ang naging mga pilîng guro o propesor sa mga unibersidad o mga empleado sa mga tanggápan ng gobyerno.

Noong unang tatlong dekada ng ikadalawampung dantaon, gámit pa ng mga ilustradong Filipino ang wikang Español kayâ mayaman pa rin ang áni sa panitikan sa wikang Filipino at wikang Español din. Kabílang dito ang mga nabanggit na mga

ilustrado noong ikalabinsiyam na dantaon, kabílang dito ang mga ilustradong tulad nina Clemente Jose Zulueta, Cecilio Apostol, Fernando Ma. Guerrero na nagsulat ng makabayang mga kathang inilathala sa pahayagan o itinanghal sa entablado na nagpapahayag ng kaniláng pagtutol sa bagong kolonyalismong Amerikano. Ang mga akdang ito ay nása anyo ng mga editoryal, artikulo, tulâ, o dulâ.

Sa gitna ng giyerang Filipino-Amerikano na kinakitaan ng pakikipaglaban ng mga Filipinong makabayan para sa independensiya sa pamahalaáng Amerikano (1899-1902), ipinatupad ang sensura sa pamamahayag (*press censorship*), at nagpatupad ng batas laban sa sedisyon (Sedition Law 1901) na matindi ang parusa—pagkabilanggo o kamatayan. Hindî pinayagang ipahayag ang mithiing kalayaan mula sa pananakop ng mga Amerikano. Hindî rin pinahintulutang iwagayway ang bandilang Filipino (Flag Law 1907)—habang mayroon pang hindî sumusukong mga rebolusyonaryo at hanggang magkaroon ng kapayapaan sa giyera laban sa mga Amerikano—na pinawalâng bisà lámang noong 1919.

Gayunman, nagpatúloy ang pagpapahayag ng mithiing kalayaan ng mga manunulat na Filipino. Halimbawa, si Severino Reyes (1861-1942) na kilalá sa sagisag-panulat na "Lola Basyang" ay nagsulat ng mga dulâng nagpahayag ng damdáming makabayan. *Walang Sugat* ang pinakamagandang halimbawa nito. Una niyang kinatha ang dalawáng dulâ—*R.I.P.* at *Ang Kalupi*. Ang **zarzuela** ay gáling sa España noong 1893 at ito ang naging tanyag na instrumento para ipahayag ang mithiing kalayaan ng Filipinas sa panahon ng kolonyalismong Amerikano. Kabílang sa mga lumikha ng mga sarsuwela ay sina Juan Abad (1872–1932)—*Tanikalang Ginto*; Aurelio Tolentino (1867–1915)—*Kahapon, Ngayon, at Bukas* at *Luhang Tagalog*; Tomas Remigio (1867–1916)—*Malaya*; at Juan Matapang Cruz—*Hindi Ako Patay,* na itinanghal sa Teatro Nueva Luna noong 8 Mayo 1903.

Ang sumunod na mga dulâ ay hindî na gaanong malakas ang sigaw ng kalayaan mula sa Estados Unidos—tulad ng mga dulâ nina Roman Reyes (*Salamin ng Pag-ibig*), Ambrosio Guzman (*Mga Karaniwang Ugali*), Roman Dimayuga (*Mga Damit ni San Dimas*), Severino Reyes (*Walang Sugat*), Manuel Xerex Burgos (*Con la Cruz y Espada*), Patricio Mariano (*Dalawang Pag-ibig*), Hermogenes Ilagan (*Despues de Dios el Dinero*), at ibá pa. Ang operang *Sandugong Panaginip* ni Ladislao Bonus ay gáling sa libretto na sinulat ni Pedro Paterno sa Español at sa Tagalog ni Roman Reyes, at ipinalabas sa Teatro Zorilla noong 2 Agosto 1902.

Itinuturing ang panahong 1905-1930 na "Gintong Panahon" ng sarsuwela. Bukod sa mga nabanggit nang sarsuwelista, maibibilang pa sina Florentino Bellecer, Precioso Palma, Jose Maria Rivera, Pantaleon Lopez, Emiliano Trinidad, Servando de los Angeles, at ibá pa. Ang mga samahán ng mga mandudulâ ay ang Compañía de Zarzuela Tagala "Balagtas," Samahang Ilagan, Gran Compañía de

Zarzuela Tagala, at Samahang Geronimo na nagpalabas ng sarsuwela at nagsanay sa mga artista.

Samantála, sa larang ng musikang Filipino, umusbong bago 1920 ang kundiman na kinakanta sa mga sarsuwela. Kabílang sa mga nakilálang kompositor ay sina: Gavino Carluen, Fulgencio Tolentino, Jose Estella, Leon Ignacio, Simplicio Solis, Juan de S. Hernandez, Francisco Buencamino, Calixto Llamas, Bonifacio Abdon, at ibá pa. Unti-unting nawalâ ang sarsuwela noong dumating ang "*talkies*" noong matatapos na ang dekada 1920.

Sa panahong ito, mulang 1900, makikíta ang pag-usbong at pag-unlad ng prosa (tulúyan) sa Tagalog at ibáng wikang katutubo. Kabílang sa mga unang nobelang nailathala ay ang *Salawahang Pag-ibig* ni Lope K. Santos, *Pagsintang Naluoy* ni Modesto Santiago, at *Unang Bulaklak* ni Hernandez Peña. Sinundan ito ni Lope K. Santos ng ilan pang nobela—*Banaag at Sikat,* na itinuturing na obra maestra niya, *Kundangan,* at *Alila ng Kapalaran o Kapalaran ng Alila.* Nagsulat din siyá ng mga tulâ—*Lakan-Dalita*, *Likas, Puso't Diwa* (2 tomo), *Ang Pangginggera*, at *Hamak na Dakila.* Itinuturing din si Lope K. Santos na isang pantas sa wikang Tagalog.

Ang nobelistang si Faustino Aguilar, tulad ni Lope K. Santos, ay nagsulat ng nobelang naglalarawan ng búhay ng mga kapos-palad sa lipunan (*social novel*)—*Pinaglahuan, Busabos ng Palad,* at *Nangalunod sa Katihan.* Bagaman naisulat ang mga nobelang matingkad ang kamalayang panlipunan, marami ring mga nobelistang sumulat ng mga nobela tungkol sa pag-ibig tulad nina Iñigo Ed. Regalado, Valeriano Hernandez Peña, Rosauro Almario, Jose Diaz Ampil, Patricio Mariano, Francisco Laksamana, Mamerto Hilario, at ibá pa.

Sa panahong ito, makikíta rin ang patúloy na pag-usbong ng panitikang Tagalog sa anyo ng maikling katha, halimbawa, ang mga nalathala sa mga magasing *Liwayway, Alitaptap*, at *Sampaguita,* at mga arawang pahayagan. Noong dekada 1930, dalawáng pangunahing antolohiya ng maiklang katha ang nailathala—*Mga Kwentong Ginto* (1935) inedit ni Alejandro G. Abadilla at Clodualdo del Mundo, at *50 Kwentong Ginto ng 50 Batikang Kwentista* (1939) na inedit ni Pedrito Reyes. Sa larang naman ng panulaan, maituturing na pinakatanyag na makata nitóng panahong ito si Jose Corazon de Jesus. Siyá ang sumulat ng tulang "Bayan Ko" na maituturing nang pangalawáng imno nasyonal ng Filipinas na kinakanta bílang awit ng protesta.

Mahabà ang listáhan ng mga manunulat na Filipino noong unang tatlong dekada ng ikadalawampung dantaon. Sa panahon ding ito nalikha ang **balagtasan** (pinangalan kay Francisco Baltazar/Balagtas), isang debateng patulâ na nagsimula

noong 1924 (nanggaling sa karagatan at duplo noong unang panahon). Mayroon ding balagtasan ang mga Kapampangan na tinawag niláng "**crissotan**" (gáling sa pangalan ng makatàng Juan Crisostomo Sotto) at ang mga Ilokano na tinawag nilang "**bukanegan**" (gáling sa pangalan ni Pedro Bukaneg). Ang pinakatampok na balagtasan noong panahong ito ay ang balagtasan nina Jose Corazon de Jesus at Florentino T. Collantes na itinuturing na pinakamagaling na mambabalagtas noon.[21]

## Aralíng Filipinas sa Larangan ng Agham Panlipunan at Aralíng Pantao noong Ikadalawampung Dantaon

Maraming Amerikano ang nagsaliksik at nagsulat tungkol sa bagong teritoryong sakop. Masasabing kakaibá ang mga isinulat nilá tungkol sa Filipinas at mga Filipino mula 1898 hanggang 1940, kung ihahambing sa mga mananalaysay na Español. Maliban sa ilang mayroong mababàng pagtingin sa Filipino/Filipinas, marami sa mananalaysay ay mga opisyales na nadestino dito sa bansa na ang pananaw ay ipaliwanag sa mga nasasakupang Filipino ang mabuting hangarin ng America sa kaniláng sinakop na bansa. Bukod sa mga kolonyalistang opisyal, mayroon ding manunulat na mga gurong nadestino sa Filipinas tulad ng mga tinawag na "Thomasites," mga gurong dumating sa barkong USS Thomas, mga mamahayag (*journalists*), manlalakbay (*travelers*), at mga ordinaryong Amerikanong nanirahan sa kapuluan.

Isa sa pinakamahalagang lathalain noong unang dating ng mga Amerikano sa Filipinas ay ang 55 tomo ng *The Philippine Islands 1493-1898* (Cleveland, OH, 1903-1909) na koleksiyon ng mga babasahín tungkol sa Filipinas na isinalin sa Ingles mula sa orihinal na mga manuskritong ang karamihan ay nása wikang Español. Mapapansin na ang salin mula Español patúngong Ingles ay may mga suliranin (makabubuting ang orihinal ay mabása rin), at maraming mga dokumento at manuskrito noong panahon ng Propaganda at Rebolusyon noong ikalabinsiyam na dantaon ay hindî nakasáma sa koleksiyon. Para sa mga hindî gaanong bihasa sa Español, mahalagang gamitin ang mga nakalimbag na materyales tungkol sa kasaysayan ng Filipinas.[22]

Ang ilang dalubhasang Amerikano ay nagsagawa ng pananaliksik sa halos lahat ng aspekto ng karunungan tungkol sa Filipinas tulad nina James Alexander Robertson (historyador at bibliyograpo), H. Otley Beyer (itinuturing na amá ng antropolohiya sa Filipinas at nagpakadalubhasa sa katutubong kultura sa Cordillera), David P. Barrrows (antropologo at tagapamahala ng Kagawaran ng Pagtuturo sa Maynila), Albert Ernest Jenks (antropologo), Carl Eugen Guthe (antropologo at arkeologo), Leonard Bloomfield (nagsanay sa mga tekstong Tagalog), Roy

Barton (antropologo ng Ifugao), Fay Cooper Cole (antropologong nagsaliksik hinggil sa mga Tinggian at Bukidnon), Laura Watson Benedict (antropologong nagsaliksik hinggil sa mga Bagobo), John M. Garvan (antropologong nagsaliksik hinggil sa mga Manobo), Luther Parker (edukador), Austin Craig (historyador at Rizalista, naging tagapamahala ng Departamento ng Kasaysayan sa Unibersidad ng Filipinas), Najeeb M. Saleeby (historyador tungkol sa mga Muslim sa Sulu), William Lyttle Schurz at Charles H. Cunningham (kapuwa historyador ng panahong kolonyalismong Español sa Filipinas ), at ang mag-asawang Felix at Marie Keesing (antropologong nagsaliksik hinggil sa mga katutubo sa Hilagang Luzon na taga-New Zealand). Marami sa kanilá ay taga-Unibersidad ng Michigan sa Ann Arbor at makikítang malaki ang interes sa mga tribong katutubo.[23]

Kabílang din ang mga Filipinistang Europeo na ipinagpatúloy ang tradisyong nasimulan noong mga nakaraang dantaon sa pagsasaliksik sa Aralíng Filipino. Halimbawa, Si Gerret Pieter Rouffaer (1860-1928) ay isa sa pinakaunang Olandes na bumisita sa Filipinas noong 1911 at si Hendirk Kern (1830-1917), Propesor sa Sankrit sa Unibersidad ng Leiden, ay isa sa pinakaunang iskolar ng wika ng Filipinas. Hindî naman nawalâ ang mga klerigong Español noong unang dekada ng ikadalawampung dantaon tulad nina Jose Algue, S.J., Juan Malumbres, O. P., at Fernando Hernandez, O.S.A., at mahalaga ang kaniláng artsibo ng mga manuskrito tungkol sa Aralíng Filipinas.[24]

Noong dekada 1930, natutúto nang sumulat sa wikang Ingles ang mga Filipinong nakapag-aral sa unibersidad o naging pensiyonado sa Estados Unidos. Ang mga Filipinista ng panahong ito, bukod sa mga nabanggit na sina Felipe Calderón, Manuel Artigas y Cuerva, Teodoro M. Kalaw, at Rafael Palma ay kinabibilangan nina Maximo M. Kalaw (1891-1955), Leandro V. Fernandez (1889-1948), Conrado Benitez (1889-1971), Nicolas Zafra (1892- 1979), Encarnacion Alzona (1898-2001), at Gregorio F. Zaide (1907-1986) na gumamit ng wikang Ingles sa kaniláng pagbuo ng Aralíng Filipinas**.** Silá ay mga propesor sa Unibersidad ng Pilipinas.[25]

**Ang Aralíng Filipinas sa Panahong Kontemporaneo**

Nagdaan ang Filipinas sa malagim na Ikalawang Digmaang Pandaigdig at dumanas ng pananakop ng mga Hapón. Hindî malayàng magsulat, sarado ang mga unibersidad, at dahil bawal ang wikang Ingles, masasabing lumago ang paggamit ng Tagalog, at may mga likhâng panitikan sa wikang Tagalog. Noong 1943, nakapaglabas ng isang antolohiya—*Ang 25 Pinakamabuting Maikling Kathang Pilipino ng 1943*. Noong matapos ang giyera, unti-unting bumangon ang Filipinas at ipinagpatúloy ang nabalam na pangatlong dayuhang pananakop ng bansa.

Natapos ang pananakop ng Hapón (1945) at ang independensiya ng Filipinas ay pormal na kinilála at idineklara noong 4 Hulyo 1946. Ang binigyang-pansin sa panahong ito ay ang pagbabagong-tayô at pagbabagong-búhay ng bansa sa halos lubos na pagkawasak noong panahon ng digmaan. Masasabing ang Aralíng Filipinas sa panahong ito ay nakatuon sa mga pag-aaral ng nakaraang karanasan ng bayan sa kolonyal na panahon sa ilalim ng España at America. Kayâ ang aralin ay nakatuon sa politika at pamahalaán, at nasyonal ang sakop nitó na sentro ang Maynila, at hindî pa naisasáma ang rehiyonal na aralín.

Isang ambag sa pagsusulong ng larangan ng Aralíng Filipinas hindî lang sa America kundî maging sa Filipinas ang Programang Araling Filipinas na itinatag sa Unibersidad ng Chicago noong 1953. Pinamunuan ito ni Fred Eggan na Direktor at ni Everett D. Hester na Katuwang na Direktor. Katuwang sa programang ito ang Departamento ng Antropolohiya ng Unibersidad ng Chicago, Newberry Library, at Field Museum of Natural History. Sa kalaunan ay nakipag-ugnayan din ang Philippine Studies Program sa ibáng unibersidad, aklatan, at museo sa Estados Unidos at Filipinas. Mayaman ang Unibersidad ng Chicago ng mga artsibo ng Aralíng Filipinas ng panahong 1930-1979. Tumagal ang Programa hanggang 1977 noong nagretiro si Fred Eggan.

Maraming Filipinista ang nagpakadalubhasa sa Unibersidad ng Chicago—mga kilaláng pangalan ito sa Aralíng Filipinas—E. Arsenio Manuel, F. Landa Jocano, Alfredo E. Evangelista, William Henry Scott, Robert Fox, Juan R. Francisco, George Guthrie, Donn Hart, Chester Hunt, Carl Lande, Jose Maceda, Thomas Kiefer, Marcelo Tangco, at marami pang ibá. Binigyang-pansin ng grupo nina Eggan at Hester ang mga tradisyonal na larangan ng kultura, kasaysayan, wika, heograpiya, arkeolohiya, panitikan, at relihiyon. Pinagtuonan ng saliksik ang mga tribong katutubo sa mga liblib na pook at kabundukan at gumawa ng mga diksiyonaryo ng ibá-ibáng katutubong wika.[26]

Malaki ang impluwensiya ng Programang Araling Filipinas sa Chicago sa pagtatatag ng isang grupo ng mga Filipinista sa Estados Unidos. Noong 1973, itinatag ang Philippine Studies Group (PSG) na isa sa mga komite ng Southeast Asian Council (SEAC) ng Association for Asian Studies (AAS, itinatag 1941), sa pamumuno ni Michael P. Onorato.

Noong 1975, itinatag naman ang Center for Philippine Studies sa University of Hawai'i - Mānoa na pinamunuan ni Belinda A. Aquino. Nagretiro siyá bílang Direktor ng CPS noong 2011, at ngayon ay pinamumunuan ito ni Patricio Abinales. Taon-taon hanggang sa kasalukuyan, mayroong mga Filipinista na dumadalo sa taunang kumperensiya ng AAS ng mga kasapi ng PSG bílang indibidwal na tagapagsalita o panel sa Aralíng Filipinas. Gayundin ang nagiging partisipasyon

ng mga Filipinista sa ibáng pandaigdigang kongreso na nabanggit na sa itaas. Ang pinakahulíng Programa sa Araling Filipinas sa Estados Unidos ay itinatag sa University of San Francisco (USF)—ang Maria Elena G. Yuchengco Philippine Studies Program, na ayon na rin sa USF, ang pinakamalaking programa ng Aralíng Filipinas sa mundo. Ang unibersidad ay nása ilalim ng orden ng mga Heswita.[27]

Maraming iskolar na Filipino at Amerikano ang nása larangan ng Aralíng Filipinas na nagpakadalubhasa sa kani-kaniyang disiplina at nagtapos sa mga unibersidad na may Programa sa Araling Asia/Silangang Asia tulad ng Cornell, Yale, Michigan, Los Angeles, Berkeley, Wisconsin, Northern Illinois, Syracuse, Hawai'i, Stanford, Arizona State U, Kansas State, SUNY Buffalo, Washington State, Oregon. Sa kasalukuyan, mayroong mga Filipinista na nagtuturò ng Aralíng Filipinas sa mga Universidad ng Hawai'i, Washington (Seattle), Massachusetts, Columbia, Illinois, at marami pang ibá. Ang isang bagong programa sa Aralíng Filipinas ay ang Araling Asiano-Amerikano na kinabibilangan ng maraming Filipino ng tinatawag na diaspora.

Masasabing tunay na malawak na ang saklaw Aralíng Filipinas kung ang pagbabatayan ay ang panahon mula nang matapos ang Ikalawang Pandaigdigang Digmaan noong 1946 hanggang sa kasalukuyan—70 taon ang sakop nitó. Mayroon nang malaking katipunan ng mga Filipinista at mayamang áni ng Aralíng Filipinas na naidagdag sa mga naunang Aralíng Filipinas sa ibá-ibáng disiplina o larangan. Nakatuon pa rin hanggang sa kasalukuyan ang Aralíng Filipinas sa mga disiplina ng agham panlipunan at mga disiplina ng aralíng-pantao.[28]

Ang mga Filipinista ngayon ay matatagpuan hindî lang sa Filipinas kundî maging sa ibá-ibáng bahagi ng Asia at Europa, Norte America, Australia, at maging sa Africa. Makikítang dumadalo silá sa halos lahat ng pandaigdigang kongreso na may kinalaman sa Aralíng Asiano at nagbabasá ng mga paper sa Aralíng Filipinas, tulad ng Association for Asian Studies (AAS/USA), International Association of Historians of Asia (IAHA*)* na dalawáng beses nang idinaos dito sa Filipinas (1983, 1985), International Conference of Asian Scholars (ICAS), at European Conference on Southeast Asia (EUROSEAS).

## Ang Pagtitipon ng mga Filipinista

Hanggang noong 1980, walâng kumperensiya sa Aralíng Filipinas ang naidaos para magtipon-tipon ang lahat ng mga Filipinista sa mundo bukod sa mga nabanggit nang mga pandaigdigang kumperensiya ng mga dalubhasa sa Silangang Asia. Napapanahon na nga na magpúlong ang lahat ng may kaalaman sa

Aralíng Filipinas ngayon—nakabangon na ang Filipinas sa matinding kahirapan at pagkawasak dulot ng giyera; naitayô nang mulî ang mga unibersidad at institusyon ng pananaliksik; marami nang mga Filipinista na nakatapos ng pagpapakadaluhasa. Ang inisyatiba para pagtipunin ang mga Filipinista ay nanggaling, sa simula, sa Estados Unidos at sa Filipinas; sinundan ito ng Europa at bansang Japan.

Noong 1969, ang unang National Colloquium on the Philippines ay pinamunuan ni Charles Houston ng Western Michigan University. Ang kauna-unahang Pandaigdigang Kumperensiya sa Araling Filipinas ay idinaos noong 1980 sa Western Michigan State University, Kalamazoo, Michigan; ang pangalawa ay noong 1981 sa University of Hawai'i–Mānoa. Malamáng, ang mga pagtitipong ito sa Michigan at Hawai'i, na sinalihan din ng mga Filipinista gáling sa Filipinas ay nagbunsod na itatag ang Philippine Studies Association noong 1984 sa Maynila. Mula noon, naging tradisyon na ang pagtitipon ng mga mag-aarál at mga dalubhasa sa Aralíng Filipinas upang magdaos ng kumperensiyang pambansa sa ilang rehiyon ng Filipinas bukod sa Maynila at upang dumalo rin sa taunang kumperensiya ng AAS/PSG sa Estados Unidos. Sa mga kumperensiya ng PSA at PSG, naiimbita rin ang mga Filipinista sa ibáng bansa—sa Estados Unidos, Europa, at bansang Japan—kahit saan silá naroon at nakatanggap ng balità tungkol sa pagtitipon. Isang grupo na may kinalaman sa mga Filipino sa diaspora (sa mundo) ay ang itinatag sa Estados Unidos na tinawag ng Filipino-American National Historical Society noong 1982.

Ang Pandaigdigang Kumperensiya sa Araling Filipinas ay idinaos ulit noong 1989. Naganap ito sa Philippine Social Science Center (PSSC sa Commonwealth Avenue, Lungsod Quezon). Ang PSSC na itinatag noong 1968 ay isang organisasyon ng mga asosasyon sa agham panlipunan. Ang PSA ay Associate Member ng PSSC. Kabalikat ng PSA ang PSSC na tumatayông sekretaryat sa mga kumperensiya ng PSA na idinaraos sa Filipinas.

Noong 1991, ang kauna-unahang Pandaigdigang Kumperensiya ng Araling Filipinas sa Europa (EUROPHIL) ay idinaos sa Amsterdam (Netherlands) sa pamamahala ni Otto van den Muijzenberg ng Unibersidad ng Amsterdam. May 44 ang dumalo, 8 ang mga panel, 34 ang mga paper na binása. Sinundan ito noong 1994 sa London; 1997 sa Aix-en-Provence sa Pransiya; 2001 sa Alcala de Henares sa España; at 2004 sa Leiden sa Netherlands. Nagplano ang PSA/ICOPHIL na magdaos ng pandaigdigang kongreso sa Barcelona at Lisboa, pero hindî ito natuloy. Mahirap talagang mag-organisa ng isang pandaigdigang kongreso lalo na sa Europa na masyadong malayò sa Filipinas.

Ang mga sumunod na ICOPHIL mula noong 1989 ay noong 1992 sa Canberra, Australia; 1996 sa Hawai'i; 2000 sa PSSC, Lungsod Quezon, Filipinas;

2004 sa Leiden, The Netherlands; 2008 sa PSSC at Ateneo de Manila, Filipinas; 2012 sa Michigan State University, East Lansing, Michigan, USA. Ang pinakahulíng Kumperensiyang Pandaigdig sa Araling Filipinas, ang ika-10 ICOPHIL, ay ginanap noong Hulyo 2016 sa Silliman sa Dumaguete na dinaluhan ng mahigit na 350 delegadong Filipino at mga dayuhan na mga dalubhasa sa ibá-ibáng larang ng Aralíng Filipinas.[29]

Mapapansing ang ICOPHIL ay idinaraos tuwing ikaapat na taon sa Filipinas at ginaganap nang salítan sa Filipinas at sa ibáng bansa.

**Aralíng Filipinas sa Bansang Japan at Russia**

Mayroon ding aktibong grupo sa bansang Japan na mga dalubhasa at nagpapakadalubhasa sa Aralíng Filipinas. Ang mga Filipinistang Hapones ang kalimitang pinakamalaking delegasyon sa mga kumperensiya ng ICOPHIL. Mayroon siláng itinatag na grupo ng mga gradwadong mag-aaral noong 1995 sa Unibersidad ng Osaka na mula noon ay taon-taong nagtitipon sa isang forum para pag-usapan ang Aralíng Filipinas na kaniláng pinag-aaralan. Ang Philippine Studies Conference in Japan (PSCJ) ay itinatag noong 2004, sa suportang ibinigay rin ni Belinda Aquino, at pinamunuan noon ni Yoshiko Nagano. Nagkaroon silá ng unang pandaigdigang kumperensiya noong 2006 sa Tokyo na pinamunuan ni Nobutaka Suzuki. Nagkaroon silá ng Kumperensiya sa Araling Filipinas noong 2010 sa Unibersidad ng Tsukuba; noong 2014 sa Unibersidad ng Kyoto, at nakaplano siláng magkumperensiya sa 2018 sa Hiroshima.[30]

Masasabi marahil na lumusog at lumawak ang Aralíng Filipinas nitóng nakaraang 50 taon, tulak na rin siguro ng mas masiglang paglalathala ng mga dalubhasa, mga publikasyong maaari nang makuha sa internet ngayon, at hindî na lámang sa mga inilimbag sa papel, sa libro o journal. Nakagawian na rin ang mga workshop at kumperensiya ng mga dalubhasa, at dito, may pagkakataóng makipag-ugnayan sa isa't isa ang mga dalubhasa kahit sila ay nasa iba-ibang sulok ng mundo. Maraming dayuhan ang nagpapakadalubasa sa Aralíng Filipinas—Hapones, Tsino, Olandes, Ingles, Español, Pranses, Ruso, Australiano, Filipino sa America. Marunong mag-Filipino ang ilan sa mga banyagang Filipinista. Hindî dapat balewalain ang mga saliksik na ginagawa ng dayuhang Filipinista at nakapag-aambag din silá ng kaniláng perspektiba sa pag-aaral ng Filipinas. Bukod pa rito, nagagamit nilá sa kaniláng saliksik ang mga datos na nakasulat sa sarili niláng wika na hindi naman madalîng maintindihan ng mga manaliksik na Filipino. Kailangan nating malàman ang ginagawa niláng pananaliksik tungkol sa ating bayan.

Nagpapasalamat ako kay Dr. Maria V. Stanyukovich, Tagapangulo ng Departamento ng Australia, Oceania, Indonesia, at Filipinas sa Peter the Great Museum of Anthropology and Ethnography, Russian Academy of Science sa St. Petersburg, Russia, sa mga ipinadalá niyang impormasyon tungkol sa mga Filipinista sa Russia. Nakapaloob ang impormasyon sa "Araling Filipino sa Leningrad/St. Petersburg (1976-2016)." Ito ay listáhan ng mga publikasyon sa Aralíng Filipinas sa St. Petersburg mula noong nagkaroon ng ugnayang diplomatiko ang dalawáng bansa na 40 taon na sa ngayon, at listahan ng mga mananaliksik sa Aralíng Filipinas sa Russia. Ang Philippine Subdivision ay itinatag noong 1967 sa St. Petersburg School of Asian and African Languages, na mas kilalá na 'The Oriental Department," na itinatag naman noong 1855. Ang nagturò ng Tagalog ay ang linguist na si Dr. Gennadiy E. Rachkov (1929-2016). Ang mga batikáng dalubhasa sa kasaysayan, ekonomiya, at pamahalaán ay nása Moscow, ang mga antropologo at dalubhasa sa wika ay nása St. Petersburg, at ang dalubhasa sa diaspora ng mga Ruso sa Filipinas ay nása Vladivostok. (Mayroong isang komunidad ng mga Rusong *refugee* sa Tubabao, Samar, na sinasaliksik ni Kinna G. Kwan para sa disertasyon niya sa UST. Malaki at mayaman ang artsibo at aklatan sa Russia na naglalamán ng mga diksiyonaryo ng mga wikang Filipino, mga ulat ng mga paglalakbay-dagat (*expedition*) na nakarating sa Filipinas, etnograpiya, at mga disiplina ng aralíng pantao na inipon ng mga nasabing paglalakbay-dagat sa Filipinas mula pa noong kalagitnaan ng ikalabinsiyam na dantaon. Nandoon din ang mahalagang koleksiyon ni Roy F. Barton, Amerikanong anthropologo ng mga Ifugao.[31]

Kailangan nang makalap ang mga saliksik at publikasyon ng mga Filipinistang dayuhan na nabanggit upang ipakíta ang mga larang ng mga interes nilá sa Aralíng Filipinas at, lalong mahalaga, ang makapag-ugnayan tayo sa isa't isa.

## Aralíng Filipinas sa Australia

Mayroong natatag na Philippine Studies Association of Australia (PSAA) noong dekada 1970, pero mukhang hindî na ito masyadong aktibo sa Aralíng Filipinas sa Australia. Ang mga Filipinista sa Australia ay sina James Warren (Murdoch University), Michael Pinches (University of Western Australia), Mina Roces (Sydney University), at Mark Turner (University of Canberra), at maaaring may ibá pa. Si Wendell Capili (Panitikan, UP Diliman), Julius Bautista (Antropolohiya, Kyoto University), at Nathan Gilbert Quimpo (Politika, University of Tsukuba, Japan) ay nagpakadalubhasa sa Australian National University sa Canberra. Si Raul Pertierra (Antropolohiya) ay gáling din sa Australia. Si John N. Crossley, na retiradong matematiko sa Monash University, ay ilang taon nang nagsasaliksik

at nagsusulat ng kasaysayan ng Filipinas at dumadalo sa mga kumperensiya ng kasaysayan ng Filipinas at Aralíng Filipinas.

## Ang Organisasyong Propesyonal sa Aralíng Filipinas

Marapat na banggitin dito ang ambag ng mga organisasyong propesyonal sa Aralíng Filipinas sa pagpapalawak ng pananaliksik sa ibá't ibáng disiplina sa pamamagitan ng kaniláng mga taunang kumperensiya at taunang journal—tulad ng kasaysayan (PNHS, itinatag noong 1941), politika (PPSA, 1962), sosyolohiya (PSA, 1952), antropolohiya (UGAT, 1977), sikolohiya (1962), pilosopiya (1973), lingguwistika (1969). Mahalaga rin sa pananaliksik na ginagawa ng mga dalubhasa ang pakikipag-usap sa mga kasamahan sa disiplina at sa kabuoan ng ibá-ibáng larangan ng karunungan. Sa larangan ng kasaysayan na siyáng ginagalawan ko, ang Departamento ng Kasaysayan sa Unibersidad ng Pilipinas ay itinayô noong 1910, dalawáng taon mula nang itinatag ang Unibersidad ng Pilipinas noong 1908. Ang Philippine National Historical Society ay itinatag naman noong 1941, at ito ang pinakamatandang kapisanan ng mga historiyador sa Filipinas. Taon-taon ay naglalabas ang PNHS ng *Journal of History* at nakalathala dito ang mga pilîng paper sa taunang kumperensiya sa kasaysayang nasyonal at kasaysayang rehiyonal na ginaganap sa Luzon, Visayas, Mindanao, kasáma na ang Sulu. Ang Departamento ng Antropolohiya ay itinatag noong 1914 sa UP, at isa ang antropolohiya sa mga disiplinang pinagtuonan ng pansin ng mga kolonyal na Amerikano para maintindihan ang kultura ng mga Filipino na lubhang kakaibá sa kinagisnan niláng lipunan. Nandiyan ngayon ang UGAT na organisasyon ng mga antropologo. Masasabing lahat ng mga organisasyong propesyonal sa Aralíng Filipinas ay malaki ang papel na ginampanan sa kasaysayan ng Aralíng Filipinas at patúloy ang pagsasagawa ng mga saliksik na makabuluhan sa pag-unlad ng karunungan sa Aralíng Filipinas.

Bukod sa Philippine Social Science Council (PSSC), katuwang din ang mga organisasyong nasyonal tulad ng National Research Council of the Philippines (NRCP), National Commission for Culture and the Arts (NCCA), National Historical Commission of the Philippines (NHCP), at Komisyon sa Wikang Filipino (KWF) sa pagpapalaganap ng Aralíng Filipino sa taguyod na ibinibigay nilá sa mga iskolar at akademikong Filipino sa pananaliksik at publikasyon.

Marami na ang mga naipong pag-aaral sa Filipinas, pero marami pang dapat na idagdag na kaalaman. Masasabi ko ito nang tahasan sa larang ng kasaysayan na para sa akin ay marami pang puwang sa pananaliksik lalo na sa kasaysayan ng mga katutubong Filipino at mga Filipinong Muslim na dapat isáma sa ating kasaysayang pambansa. Patí na rin sa kasaysayan ng bayan noong panahon ng

pananakop ng mga Español dahil sa kakulangan ng kakayahang gamitin ang mga manuskrito sa Español at ibáng wika. Kailangan ding mapalawak at maiwasto ang kontemporaneong kasaysayan ng Filipinas para maintindihan natin ang mga nangyayari sa ating paligid sa panahong ito at maisaloob ang mga leksiyon ng kasaysayan para hindî na maulit ang mga malagim na pangyayari sa kasaysayan ng sambayanang Filipino. Salamat na lang na minabuti ng Kongreso ng Filipinas na gawing opisyal na patakaran ang pagpupunô ng mga kakulangan sa pagtuturò ng buong kasaysayan ng Filipinas at Filipino na maisasáma ang mga katutubong Filipino at Muslim sa itinuturong kurso ng Kasaysayan ng Filipinas, at mapapag-aralan din ang mga mahalagang kasaysayan na hindî itinuturo sa kabataang Filipino, gaya ng panahon ng batas militar sa bansa. Matinding pangangailangan na maituro ang mga paksang ito lalo sa ating mga kabataan na hindî malalim ang pagkaalam na Filipino rin ang mga Muslim at mga katutubong grupong etniko sa kabundukan.

## Ganoon Noon, Ganitó Ngayon, Ano na Búkas ng Aralíng Filipinas?

Pinagpilitan kong ipunin sa paper na ito ang lahat ng nalaláman ko, lahat ng naranasan ko sa tagal ng panahon kong pakikisáma, pakikisalamuha, at pakikipagtagisan sa larangan ng Aralíng Filipinas. Ginamit sa paper na ito ang lahat halos ng mga naipon kong ulat, publikasyon, dokumento, at ibá pa, na sa pakiwari ko ay may kinalaman sa Aralíng Filipinas. Hindî siguro maikakaila na mayaman ang Aralíng Filipinas kung pagbabatayan kahit na lang ang mga naipakíta ko sa paper na ito.

Ang Aralíng Filipinas ay makikíta sa mga disiplina ng agham panlipunan at humanidades na tradisyonal na pinagmumulan ng pananaw at metodolohiya nitó. Gayon pa rin ang karamihan sa mga saliksik sa kasalukuyan sa larang ng Aralíng Filipinas—karamihan ay nakatutok sa ibá't ibáng disiplina. Kayâ mayroon ngayong pumipitik sa "makalumàng" kasanayang ito dahil hindî raw ito nagpapakíta ng mga pagbabago sa mga pangyayari sa lipunan. Nagpanukala ang ibáng akademiko ng mas malawak na sangay ng karunungan na hindî lang sumusunod sa isang disiplina—na gumamit ng pinagsáma o ibá-ibáng disiplina (*integrated*/*interdisciplinary*) sa pag-aaral ng kultura, mga wika, mga táong-bayan, at kasaysayan. Nagbunga ito sa tinatawag na "*area studies*" na hindî lang nakatuon sa bansa kundî sa ginagalawan nitóng malawak na mundo. Ito ang tinawag na "*crossing borders*" na ginagamitan ng lalong malawak na perspektiba na lumalabas sa hanggahan ng bansa, o rehiyon, patúngong global.

Tingnan, halimbawa, ang mga pananaw sa Aralíng Filipinas ng mga dalubhasang Filipino tulad nina Teodoro A. Agoncillo, Virgilio Enriquez,

Prospero Covar, Belinda A. Aquino, Bienvenido L. Lumbera, Priscelina Patajo-Legasto, Gemino H. Abad, Raul Pertierra, Resil B. Mojares, Reynaldo C. Ileto, Vicente L. Rafael, Nicanor Tiongson, at marami pang ibáng dalubhasa sa Aralíng Filipinas. Ang listáhan ay mga Filipino lámang. Marami ring ambag ang mga dayuhang Filipinista na nabanggit sa paper na ito. Maraming ibá't ibáng pananaw ang makakalap sa kaniláng mga ambag sa Aralíng Filipinas kahit na silá'y mga dayuhan. Hindî kailangang pag-awayan ang pananaw at igiit na isang pananaw lámang ang mananaig. Dapat isáma sa Aralíng Filipinas ang anumang pananaw, perspektiba, o posisyon ng lahat ng nagpapakadalubhasa dito sa ibá-ibáng larangan at kaalaman—kaalaman sa nakaraan, kaalaman sa kasalukuyan, kaalaman sa kinabukasan. Mabilis umikot ang mundo kayâ kailangan nating maintindihan kung ano ang silbi ng Aralíng Filipinas sa kinabukasan natin at ng ating mundo.

Bílang larangang akademiko, ang Aralíng Filipinas ay magiging higit na makahulugan hindî lámang sa pagbibiláng ng mga nailathalang pag-aaral at sa bílang ng mga dalubhasa (tao ang binibílang), kundî maging sa pagbibigay-puri sa gawain ng mga tulad nating mga akademiko na nagtitipon sa mga kumperensiya o kongreso. Magkasáma táyo sa kabuoan ng isang katipunan ng mga kapuwa dalubhasa ng Aralíng Filipinas. Respeto sa pagkatao ng bawat isa at sa mga gawain ng kapuwa-akademiko ang dapat maging gabay nating mga Filipinista—Filipino man o dayuhan, bagaman nakararami táyong Filipino sa larangan ng Aralíng Filipinas. Hindî nagkakaibá ang layunin nating lahat sa pag-aaral ng Aralíng Filipinas na ang hangárin ay mapalalim ang pag-unawa sa Aralíng Filipinas, magkakaibá man ang ating mga pananaw. Mahalaga na makapag-usap táyo at magpalitan ng mga pananaw para magkalinawan at makapulot ng bagong kaalaman mula sa isa't isa.

Ang akademya ng Aralíng Filipinas ay malawak na kung titingnan natin ang mga estadistika doon pa lámang sa mga pagtitipon natin at sa mga paper na binabása sa kumperensiya. Makapal na ang natipong mga paper na binása sa mga kumperensiya o kongreso ng PSA at ICOPHIL/EUROPHIL pa lámang. Mainam na patúloy na lumago ang mga kapanalig natin sa larang ng Aralíng Filipinas lalo na't maraming mga kabataang kasamahan na nagpapakadalubhasa sa Aralíng Filipinas. Hindî rin mauubos ang napakaraming paksa sa pananaliksik. Inaasahang lalalim pa ang ating mga pag-aaral sa Aralíng Filipinas sa kinabukasan.

**Ang Usapin ng Wikang Filipino sa Pandaigdigang Kongreso: Komisyon sa Wikang Filipino**

Ang Pandaigdigang Kongreso sa Araling Filipinas sa Wikang Filipino na idinaos ng Komisyon sa Wikang Filipino (KWF) noong 2017 ay isang mahalagang

pagtitipon ng mga dalubhasa sa ibá-ibáng larang ng Aralíng Filipinas na sa unang pagkakataón ay ginamit ang wikang Filipino ng lahat ng tagapagsalitâ, kahit ng mga tagapagsalitâng banyaga. Hindî pa dumating sa ganitóng púnto ang kumperensiyang idinaos ng PSA noong 2014 at ng ICOPHIL noong 2016 sa Silliman University. Walâng patakarang opisyal tungkol sa kung anong wika ang gagamitin sa kumperensiya bagaman malayà ang mga tagapagsalitâng magpadalá ng panukala sa wikang Filipino at magbigay ng paper nilá sa wikang Filipino. Hiningan lang silá ng abstrak na nakasalin din sa Ingles dahil marami ang dayuhan sa ICOPHIL 2016 sa Silliman University. Sa mga kumperensiyang internasyonal ng PSA at ICOPHIL, ang gámit na wika ay Ingles, at kung minsan, mayroong paper na binabása sa ibáng wika, gaya ng Español o French na may salin sa Ingles.

**Pasasalamat**

Bílang tagapagtaguyod ng Pandaigdigang Kongreso para sa PSA, nais kong magbigay ng pasasalamat sa aming pinagkakautangang-loob sa pagtataguyod ng mga pagtitipon ng mga Filipinista noong mga nakaraang dekada mula pa sa unang pagtitipon ng PSA.  Nagpapasalamat akó kay Prop. Dr. Belinda A. Aquino (Unibersidad ng Hawai'i) at Prop. Dr. Otto van den Muijzenberg (Unibersidad ng Amsterdam). Itinayô ang ICOPHIL Council ni Belinda Aquino sa Hawai'i una noong 1991, at inulit noong 1996, para mamahala sa pandaigdigang kumperensiya ng ICOPHIL. Masasabing hanggang ngayon ay nandiyan pa sina Lindy at Otto para sa ICOPHIL bagaman hindî silá palaging nakararating sa kumperensiya kung ito ay idinaraos sa ibayong-dagat at malayò sa Hawai'i at Amsterdam. Silá ang mga haligi ng PSA/ICOPHIL, kasáma ang ibáng Filipinista sa Estados Unidos at Europa, na nagpasimula nitóng katipunan ng mga Filipinista halos limang dekada nang nakaraan.

Dito naman sa Filipinas, nais kong taos-pusong pasalamatan sina Prop. Dean Ofelia R. Angangco, Prop. Fe R. Arcinas, Prop. Dr. Bienvenido L. Lumbera, Prop. Dr. Nicanor Tiongson.  At kina Prop. Dr. Doreen G. Ferandez at Prop. Elsa P. Jurado na namayapa na. Silá ang mga unang namunò noong itinatag ang Philippine Studies Association noong 1984.  Sa mga nandito at kasáma natin ngayon—sina Bien Lumbera, at Nic Tiongson, maraming salamat at hindî pa ninyo kami binibitawan sa PSA (Samahan ng Araling Filipinas). At kay Prop. Virgilio S. Almario, Pambansang Alagad ng Sining sa Panitikan, isang taos na pagkilála rito sa kauna-unahang Pandaigdigang Kongreso sa Araling Filipinas sa Wikang Filipino.

**Mensahe nina Lindy Aquino at Otto van den Muijzenberg**

**Belinda A. Aquino:** Ipinaaabót ko ang aking taos-pusòng pagbatì sa inyo sa Pagdaigdigang Kongreso sa Araling Filipinas. Totoo, mapapagyaman ng Kongreso ang yumayabong na kaalaman sa wikang Filipino na siyáng wika ng Kongreso. Ikinatutuwa ko ito dahil sa isa sa mga layunin nang itinatag ang Sentro ng Araling Filipinas sa Unibersidad ng Hawai'i noong 1975 ay upang mapagyaman ang kaalaman sa Filipinas at mga wikang Filipino sa Hawai'i kung saan ang mga Filipino ay isa sa pinakamalaking grupong etniko sa kapuluan. Dumating ang mga Filipino sa Hawai'i noong 1906. Itinuturo ngayon sa Hawai'i ang mga wikang Filipino at Ilokano at Aralíng Filipinas. Masayá kong naalála na kasáma akó noong nagplanong itatag ang Sentro ng Wikang Filipino noong Pangulo si Dr. Jose V. Abueva at akó ang Bise-Presidente/Pangalawang Pangulo para sa Usaping Pangmadla (Public Affairs).

**Otto van den Muijzenberg**: Ipinaaabót ko ang pagbatì sa tunay na bagong hakbang sa Aralíng Filipinas sa paggamit ng wikang Filipino sa Kumperensiyang ito—na maituturing na pagkalas sa nakaraan sa larangan ng Aralíng Filipinas. Maipakikíta sa Kongresong ito kung napapanahon na nga na isulat sa wikang Filipino ang mga Aralíng Filipinas sa ibá't ibáng disiplina sa agham panlipunan at aralíng-pantao. Dahil sa pangyayaring ito, mapag-iisipan ng lahat ng mga dalubhasa at nagpapakadalubhasa sa Aralíng Filipino dito sa Filipinas at sa labas ng bayan kung anong wika ang maaaring gamitin kapag lahat táyong mga Filipinista ay nagtitipon sa Filipinas at sa ibáng bansa. Kailangang magpatúloy ang pag-uugnayan ng mga Filipino sa anumang lahi sa ating mga gawaing akademiko.

**Munting Pahayag**

Dahil ako ay isang historyador, maraming ulat sa paper na ito ay nanggaling sa mga isinulat ko tungkol sa historyograpiya ng kasaysayan ng Filipinas. Marami ring mga dalubhasa at publikasyon sa larang ng kasaysayan. Naniniwala akó na kailangan ang kontekstong historikal sa pag-aaral ng ibá-ibáng disiplina ng agham panlipunan at humanidades na bumubuo ng Aralíng Filipinas. Ang historyograpiyang naisáma sa paper na ito ay hindî lámang sa kasaysayan nakatuon, kundî sa ibá pang larang na may kaugnayan sa kasaysayan. Hindî lang Filipino na iskolar ang nakasali sa paper na ito, kundî maging ang ibáng Filipinista sa ibáng bansa sa mahabàng panahong nakalipas. Para sa Aralíng Filipinas, mahalagang maláman kung saan matatagpuan ang mga datos sa loob at labas ng bansa at sinikap maipakíta ito sa paper.

1928, 4). Nakatapos din siyá ng unang taon ng abogasya sa Universidad de Santo Tomas, ngunit kinailangang huminto nang magkasakít at yumáo ang kaniyang amá. Gayunman, siyá'y naging notaryo publiko (*Report* 1900, 61). Para kumita, nagturò siyá sa Colegio de Latinidad ni Tomas Gamboa sa Guagua. Tíla namana niya ang hilig ng amá sa komedya sapagkat nakasulat siyá ng sariling komedya sa Kapampangan, ang *La Venganza de Robdeil*, noong 20 Abril 1891. Ngunit isang alingasngas ang naging dahilan para lisanin niya ang sariling bayan. Sinampal niya ang isang parmasyutikong Español nagngangalang Mallat, dahil hábang siyá'y nagkaklase ay tinawag siyá nitó na "barbaro." Dali-dali siyáng lumuwas sa Maynila para makaiwas sa demanda o pagkakakulong (Manuel 1970, 372).

Sa Maynila, tumirá muna marahil si Tolentino sa mga kamag-anak ng kaniyang amá sa Tondo. Pumasok siyáng *oficial de mesa* sa husgado ng *primera instancia* roon mulang 1891 hanggang 1893 at noon niya naging kaibigan sina Andres Bonifacio, Gregoria de Jesus, at Emilio Jacinto. Tulad ni Bonifacio, sumapì si Tolentino sa Liga Filipina na itinatag ni Dr. Jose Rizal noong 3 Hulyo 1892 at tumúlong sa pagpapalaganap ng *La Solidaridad*. Sumapì rin siyá sa masoneriya sa Logia Modestia sa pamumunò ni Vicente Lukban (Manuel 1970, 372). Matapos itatag ang Katipunan nina Bonifacio, Deodato Arellano, Valentin Diaz at ibá pa noong 7 Hulyo 1892, isa si Tolentino sa mga unang naging miyembro nitó, kasáma si Jacinto, Restituto Javier, Guillermo Masangkay, Faustino Manalak at ibá pa (Kalaw 1969, 12). Nang dumadami na ang mga sumasapì sa Katipunan, naging abalá sina Jacinto at Tolentino sa palihim na paglilimbag ng mga katibayan ng organisasyon sa palimbagan ng Diario de Manila sa kalye Carriedo (Santos 1914, 8). Sa panahong ito marahil, nakituloy si Tolentino at si Jacinto sa bahay nina Bonifacio. Mulang 1893 hanggang 1895, sa pakiusap ng Hukom Acosta ng Bulacan, nadestino siyá sa Bulacan, Bulacan bilang *escribano auxiliar.* Nagpupuyat siyá noon para malutas ang káso ng halos 400 táong nakakulong na ang ibá'y walâng kasalanan ("Aurelio Tolentino" 1928, 4). At sa lalawigang ito rin niya pinalalim pa ang kaniyang pakikisangkot sa kilusang makabayan. Isa siyá sa unang naging kasapi ng Logia Kupang na itinatag at pinamunuan nina Manuel Crisostomo, Jose. A. Bautista, at Vicente Gatmaytan sa Malolos noong Mayo 1894 (Santos 1936, 51–52). Maaaring sa panahong ito siyá ikinasal sa unang asawa.

Noong 1895, inilipat at itinakda naman siyáng *escribano* sa Morong (ngayo'y Rizal). Sa isang taóng inilagi niya roon, nakaaway niya ang kurang Español. Noon din siyá inatasan nina Bonifacio na mag-organisa ng mga sanggunian ng Katipunan sa Morong at Laguna. Dahil alam niya ang kalibliban ng Morong (dito siyá nagtagò nang usigin ang mga repormista ng Malolos noong 1894), siyá ang nagdalá kina Bonifacio, Jacinto, Masangkay, Javier at ibá pa sa kuweba ng Pamitinan noong Mahal na Araw ng 1895. Sa kuwebang ito ni "Bernardo Carpio" tinanggap ni Bonifacio ang mga unang lider ng Katipunan sa Morong, marahil ang mga inorganisa na ni

Tolentino. Dito sa kuwebang ito, noong 10 Abril 1895, isinulat ng Supremo—o ni Tolentino mismo, ayon kay Zaide (Ileto 1979, 127)—sa pader ng kuweba ang kauna-unahang pagpapahayag ng kalayaan ng Filipinas—"Panahon na! Mabuhay ang Kalayaan!" Isa si Tolentino sa nagsulat (gámit ang uling) ng pangalan niya sa pader ng kuweba bílang tanda ng kaniyang pakikisangkot sa adhikain ng kalayaan (Santos 1914, 9; Kalaw 1969, 13; Agoncillo 1956, 70–71). Ayon kay Ileto, ang pangyayaring ito ay mahalaga 1) dahil ang pagpapahayag ng Kalayaan ay sagisag na rin ng pakikiisa ng mga Katipunero sa bayaning Bernardo Carpio na naging tagapagpalayà ng kaniyang kababayan, nang itakwil niya ang mapanlinlang na amain at patrong hari; at 2) ang mga kuwebang iyon ang gagawing kanlungan ng mga Katipunero kung sakalìng sa himagsikan ay kailanganin niláng umatras (Ileto 1979, 125–127).

Nang sumabog ang himagsikan noong Agosto 1896, si Tolentino ang *jefe general* na mamumunò sa mga Katipunero ng Morong sa planong pagsalakay sa Maynila (Borromeo-Buehler 2017, 5). Ngunit noong mga 9 Setyembre 1896, dalawáng linggo matapos sumabog ang himagsikan, dinakip siyá sa kaniyang tiráhan sa Morong. Dinalá siyá sa Maynila, ikinulong sa Bilibid, sa presidyo, sa estasyon sentral ng pulis, at ibá pang bilangguan, kinadena ang mga paa at tinortyur sa pamamagitan ng bugbog at koryente para isigaw niya ang mga kasáma sa pag-aalsa ng Katipunan. Siyam na buwan siyáng napiit, mulang Setyembre 1896 hanggang Mayo 1897, nang magbigay ng amnestiya ang gobyerno insular (*Report* 1900, 60–62). Paglabas niya sa bilangguan ay napatay na ang magkapatid na Andres at Procopio Bonifacio ng mga sundalong Magdalo sa Cavite. Umuwi muna siyá sa kaniyang asawa at iná sa Maynila bago tulúyang nagtagò para umiwas sa mga espiya ng Español at sundalong Magdalo, tulad ng ginawa nina Emilio Jacinto, Julio Nakpil, at ibá pang Bonifacista na tinugis ng mga kampon ni Aguinaldo (Nakpil 1964, 17).

Sa pagbalik ni Aguinaldo mula sa Hong Kong noong 19 Mayo 1898 para ilunsad ang pangalawáng yugto ng himagsikan, tíla natanggap na ni Tolentino ang liderato ng Magdalo, tulad ng ibáng Bonifacista na isinasantabi ang paghihiganti at nakiisa na lámang para maipagpatúloy at maipagtagumpay ang pangalawáng yugto ng himagsikan. Nang ipahayag ni Aguinaldo ang independensiya ng Filipinas sa Kawit noong 12 Hunyo 1898, isa si Tolentino sa lumagda sa deklarasyong iyon. At tíla pinagkatiwalaan na rin siyá ng mga tauhan ni Aguinaldo. Nagsilbi siyáng *inspector de armas* nang ilang buwan sa ilalim ni Hen. Vicente Lukban sa Bicol pagkatapos ng deklarasyon sa Kawit. At nang ilipat ang kabisera sa Malolos, tumúlong at sumulat si Tolentino para sa *La Independencia* ni Hen. Antonio Luna mulang Setyembre 1898 hanggang Marso ng 1899. Mulang 1899 hanggang 1900, naging pangunahing manunulat din siyá sa patriyotikong pahayagang *La Patria* ni Pablo Ocampo, at nakulong sandali noong Nobyembre 1899 dahil sa kaniyang

mga sinusulat sa pahayagan. Matapos ipasara ng mga Amerikano ang *La Patria*, niluwal naman ang *El Liberal*, pero di nagtagal at ipinasara din ito dahil laban sa America. Kayâ nagbukas si Tolentino ng sarili niyang pahayagan, ang *Filipinas*, noong 1899–1900 (Manuel 1970, 373–374). Hindî rin nagtagal ang pahayagang ito.

Tíla nakuha niya ang ganap na tiwala ni Aguinaldo, sapagkat pinilì siyá ng presidente na maging kasapi ng komisyon ng mga Filipino (kasáma sina Tomas del Rosario, Florentino Torres, Luis at F.R. Yanco) na nakipag-usap sa Schurman Commission noong 21 Abril 1899 sa Maynila, para maláman sa mga Amerikano kung ano ba talaga ang layunin, kahulugan, at implikasyon ng awtonomiyang inaalay nilá sa Filipinas (*Report* 1900, 60–67). Noong Agosto 1900, itinakda siyá ni Aguinaldo bílang pinunò ng Junta de Amigos, isang grupong partisano na naglaláyong mag-organisa ng mga gerilya at dumudukot sa mga traydor na Filipino sa Maynila at karatig-lugar (Kalaw 1969, 248). At nang humingi mulî ng túlong si Heneral Luciano San Miguel sa mga dáting Katipunero sa Pangasinan at Zambales noong Disyembre 1900, nakarating ang gayong panawagan hanggang sa Maynila, kayâ agad na tinipon nina Tolentino, Tomas Remigio, at Restituto Javier at inarmasan ang mga dati nilang kasáma sa Katipunan ni Bonifacio (Ochoa 1995, 19–20). Nagsulat din siyá ng mga artikulong politikal para sa mga pahayagang *La Democracia*, *Revista Cavitena***,** at ibá pa (Manuel 1970, 374).

Pagkatapos mahúli si Aguinaldo noong 23 Marso 1901 at pagkatapos niyang manumpa ng katapatan sa Estados Unidos at manawagan sa mga naghihimagsik na magsálong na ng armas noong Abril 1901, sunod-sunod na sumuko ang nangungunang heneral ng pangalawáng yugto ng himagsikan. Sa mata ng mga Bonifacista, ang pagsukò ni Aguinaldo at kaniyang mga heneral ay pagsukò ng grupong Magdalo lámang, kung kayâ nagpasiya ang dáting mga katipon ni Bonifacio na tulúyan nang buhayin mulî ang matandang Katipunan upang ipagpatuloy ang himagsikan, sa pangatlong yugto nitó. Sa ganitóng layunin at bílang sagot sa maka-Amerikanong Partido Federal na itinatag nina Trinidad Pardo de Tavera noong Disyembre 1900, binuo noong Agosto 1901 sa Quiapo ng mga dáting Katipunero at ibang makabayan ang Partido Nacionalista, at nahalal sina Pascual Poblete at ang mga lider ng dáting Magdiwang na sina Santiago Alvarez at Ariston Villanueva bílang pinunò, samantálang itinakda naman bílang mga kalihim ang mga Katipunero ng dáting Katagalugan sa Tondo, tulad nina Tolentino, Macario Sakay, Aguedo del Rosario, Francisco Carreon, Briccio Pantas, at Pantaleon Torres (Ileto 1979, 213). Hindî kinilála ni Gobernador Sibil Wlliam Howard Taft ang Partido Nacionalista. Sa halip, noong Nobyembre 1901, ipinatupad ang Sedition Law para masupil ang lahat ng lumalaban sa America sa salitâ o gawa. Gayunman, lihim pa ring ipinaglaban ng mga kasapi nitó ang mithi niláng ganap at kagyat na kalayaan sa ilalim ng bagong kabubuong Republika ng Katagalugan. Ayon kay Brig. Gen. Allen na hepe ng Philippine Constabulary, may kinalaman ang Partidong ito sa mga pagtatanghal ng

dramang sedisyoso, na gumagamit ng mga simbolo at matalinghagang salitâ para labánan ang Amerikano (Allen sa Manuel 1970, 378).

Sa kabilâ ng deklarasyon ni Hen. Arthur MacArthur natapos na ang digmaang Filipino-Amerikano noong 4 Hulyo 1902, inilunsad ang pangatlong yugto ng himagsikan ng isang malawakang alyansa ng mga organisasyong makabayan. Ang alyansa'y binubuo ng 1) hukbong pinamumunuan ni Sakay na ang karamihan ng sandataha'y gáling sa Bulacan, Morong, Laguna, Cavite, at Batangas; 2) simbahang itinatag ng mga makabayang Filipino, ang Iglesia Filipina Independiente nina Isabelo de los Reyes at Gregorio Aglipay; 3) samahan ng manggagawa, ang Union Obrera Democratica, sa ilalim ni De los Reyes, at pagkatapos ni Dominador Gomez; 4) mga manunulat sa mga pahayagang tulad ng *El Renacimiento* at *Muling Pagsilang* sa ilalim nina Rafael Palma, Fernando Ma. Guerrrero, at Lope K. Santos; at 5) mga artista ng tanghálan sa pamumunò nilá Juan Abad, Juan Matapang Cruz, Maximino de los Reyes, at Aurelio Tolentino. Upang makamit ang inagaw na kalayaan, nilayon ng ibá't ibáng organisasyon ang ilan o lahat sa mga layuning ito: 1) isiwalat sa taumbayan ang tunay na intensiyon ng America sa Filipinas; 2) ganyakin ang mga Filipino na itaguyod ang pangatlong himagsikan at itakwil ang America at mga traydor na Filipinong nagtatanggol dito; 3) lumikom ng armas at munisyones, damit, at salapî na ipadadalá sa mga mandirigma sa kanayunan; 4) magsilbing tagamasid sa lungsod at bayan para sa mga grupong makabayan; at 5) humikayat at kumalap ng mga kabataang sasapi sa hukbo nina Sakay sa kanayunan (Cullinane 2003, 83–96; 112–131).

Bílang isa sa mga nangungunang mandudulang makabayan sa panahong ito, nagsulat at nagtanghal si Tolentino ng sariling mga dula, na ipinalabas sa kalakhang Maynila, kasabay ng ibá pang dulang makabayan. Bago pa man itanghal ang *Tanikalang Guinto* ni Juan Abad noong Hulyo 1902, nagsulat at nagtanghal na si Tolentino ng mga dramang simboliko o alegorikal, tulad ng *Filipinas at España, Ang Sundang ng Patay*, at *Aslagtala,* noong 1901; at *Sinukuan, Lagrimas Malayas/ Luhang Tagalog, Neneng*, at *Sumpaan*, noong 1902. Lumabas din siyá bílang aktor sa dulang *Neneng*, kasáma sina Patricio Mariano, Faustino Solomon, at Dr. Manuel Xerez Burgos noong 1902 sa Tearo Zorrilla (Manuel 1970, 375). Ngunit higit na nakilála si Tolentino sa pinakamarikit at kontrobersiyal niyang drama simboliko, ang *Kahapon, Ngayon, at Bukas* (KNB), na unang itinanghal noong 14 Mayo 1903 sa Teatro Libertad sa Maynila. Naging marubdob ang pagtatanghal (marahil, dahil kamamatay lámang ng anti-imperyalistang si Apolinario Mabini noong 13 Mayo), nag-umapoy ang mga talumpati laban sa America na sadyang isiningit sa mga eksena, at sa pinakamainit na bahagi ng dula ay pinunit at tinapak-tapakan ang bandera ng Estados Unidos. Sinalakay ang entablado ng mga sundalong Amerikano at hinúli at dinalá sa presinto si Tolentino na siyáng direktor, prodyuser, at pangunahing aktor (Taga-ilog), ang lahat ng mga gumanap, patí ang makabayang

tagapamahala ng Teatro Libertad na gumanap ng mahalagang papel, si Jose Carvajal. Ikinulong si Tolentino sa Bilibid mulang 16 Mayo 1903 ngunit nilitis lámang noong Agosto ng 1903. Ipinagtanggol siyá ni Manuel Quezon, ngunit natálo ang káso, at sinentensiyahan siyá ng dalawáng táong pagkakakulong at multang 2,000 dolyar. Halos kasabay ng pagkakakulong ni Tolentino, nabilanggo at nagmulta rin ang ibáng mandudulang makabayan, tulad nina Juan Abad at Juan Matapang Cruz sa panahong ito (Manuel 1970, 377; Bonifacio 1972, 24). Matapos masentensiyahan, hindî siyá pinagpiyansa dahil mapanganib na tao raw si Tolentino. Nanatíli siyá sa kulungan hábang inaapela ng mga abogadong sina Rafael Palma, at mga Amerikanong A.D. Gibbs, at W.A. Kincaid sa Supreme  Court ang desisyon ng Court of First Instance (Bonifacio 1972, 52–53).

Nang makalayà si Tolentino sa bisa ng parole noong Pebrero 1904, sumáma naman siyá sa pinaplanong pag-aalsa laban sa Amerikano na pinamumunuan ni Hen. Artemio Ricarte. Sa kaniyang kalatas, hiniling niya sa gobyerno ni Taft na ipawalang-bisà ang lahat ng mga akusasyon sa kaniya kaugnay ng *Kahapon, Ngayon, at Bukas* at isáma siyá sa amnestiya ni MacArthur noong 1902. Hindî siyá pinakinggan ni Taft. Nahúli mulî si Tolentino at nakulong nang mahigit dalawa't kalahating taon mulang Hunyo 1904. Noong 6 Marso 1906, pinagtibay rin ng Supreme Court ang desisyon ng Court of First Instance sa káso ng sedisyon laban sa *Kahapon, Ngayon, at Bukas* noong 1903. Nakalabas siyá sa Bilibid noong Pebrero 1907, bílang tugon sa nagkakaisa at maingay na kahilingan ng mga diyaryo at ng mga lider-politikong Kapampangan sa gobernador-heneral. Ayon sa *Manila Times*, kailangan umano ng mga politiko si Tolentino para sa nalalapít na eleksiyon para sa Asamblea Nacional sapagkat ang epekto ng isang dula ni Tolentino sa masa ay higit pa kaysa mga maapoy na talumpati ni Dominador Gomez (Bonifacio 1972, 53). Hindî natin matiyak kung tumúlong nga si Tolentino sa mga politikong ito. Marahil sa panahong ito namatay o patay na ang kaniyang unang asawa.

Mulang 1907 hanggang sa siyá'y yumáo noong 1915, ipinagpatúloy niya ang pagsulat at pagtatanghal ng mga drama at sarsuwelang maka-Filipino at makamanggagawa. Isinulat at itinanghal ang dramang *Bagong Cristo* at sarsuwelang *La Perla y Maicena*, at inilimbag ang awit na *Dakilang Asal* noong 1907. Naging makasaysayan ang taóng 1908, dahil noon itinatag ni Tolentino at kaniyang kapanalig, ang Parnaso Filipino, na nagláyong ipagtanggol at paunlarin ang wikang Tagalog bílang wikang pambansa—sa harap ng panggigipit dito ng Ingles na noo'y gámit na sa paaralan, pahayagan, at opisina ng pamahalaán. Upang mapalakas at mapabantog ang "Alma Filipina" o diwàng Filipino, niláyon ng organisasyon na bumuo at magpalimbag ng gramatika, diksiyonaryo, at tratado sa Tagalog at pagbuklurin ang mga wika sa Filipinas upang sa wikang pambansa ay magkaisa silá sa isip at damdámin ("Parnaso Filipino," typescript). Ang mga proyekto ng Parnaso ay itataguyod ng pondong kikitain sa pagpapalabas ng mga

dula. Sa taóng 1908 din niya pinakasalan ang kaniyang pangalawáng asawa na si Natividad Hilario, na magiging iná ng apat niláng anak. Sa taóng iyon nasulat at itinanghal ang mga sarsuwelang *Germinal, La Rosa*, at *Liceo de Manila*, at drama-komiko na *Manila Cinematografica*. Dalawáng maikling sarsuwela lámang ang nasulat at itinanghal noong 1909, ang *Sulo y Yebana* at *Buhay*.

Para tulúngan ang mga manggagawa sa oras ng kagipitan at labánan ang mga gahamang kapitalistang Amerikano at Filipino, itinatag ni Tolentino ang kooperatibang Katimawan noong 1910. Nagtuloy ang organisasyon kahit na ikinulong mulî si Tolentino para ganapin ang dati pang sentensiya ng pagkakakulong. Ngunit, nakulong lámang si Tolentino ng isang taon, mulang Hunyo 1910 hanggang Mayo 1911, dahil binigyan siyá ng amnestiya ng gobernador-heneral. Ito ang hulí at ikasiyam niyang pagkakakulong, na nagpahina sa kaniyang katawan. Pagkalayà, umuwi siyá sa Guagua at doon isinulat at itinanghal ang mga dramang *Aray*, *Damayan*, *Soledad*, at *Magdalena (Pag-ibig at Patayan)* noong 1911. Noong 1912, lumipat siyá sa San Fernando at dito isinulat ang *Casulatang Guinto*. Nagbukás siyá ng sariling limbagan, ang Limbagang Tolentino noong 1913 sa Maynila, at dito nalimbag ang nobelang *Maring*; ang bersiyong Tagalog na *Kasulatang Ginto*; ang tatlong bolyum ng pamosong nobelang *Ing Buac nang Ester* (na isinulat sa loob ng bilangguan noong 1910–1911); ang awit na *Kahapon, Ngayon, at Bukas*; at ang apat na tomo ng kaniyang salin sa Tagalog ng nobelang *Quo Vadis?* Nagsulat din siyá sa mga diyaryong tulad ng *Ing Balen/El Pueblo* at *Ing Emangabiran/El Imparcial* ng mga artikulong pumapaksa sa relasyon at suliranin ng puhunan at paggawa sa Filipinas. Noong 1914, sinimulang ilimbag ang apat na bolyum ng kaniyang malayàng salin sa Tagalog ng nobelang Polako na *Quo Vadis,* ngunit nakamatayan na niya ito kayâ ang kaniyang biyudang si Natividad na ang nagtápos at naglimbag ng hulíng bolyum. Namatay siyá noong 5 Hulyo 1915, sa edad na 48 anyos. Umasiste sa kaniyang libing sa Cementerio del Norte noong Hulyo 11 ang mga kasamahan sa dulaan tulad ni Hermogenes Ilagan. Inilipat ang kaniyang mga labí sa monumentong itinayô ng mga kababayan sa Guagua noong 1921. Dahil nabaón ang monumento sa lahar noong 1992, hinukay at inilipat ito sa may munisipyo mismo ng Guagua at pinasinayaan doon noong 2017 bílang bahagi ng pagdiriwang ng ika-150 anibersayo ng kaniyang kaarawan.

Ang "Mga Mahalagang Hatol" o "Mga huling pagungusap ni Aurelio Tolentino bago malagot ang kaniyang hininga" ay pinalimbag ng kaniyang asawang Natividad matapos mamatay si Tolentino. Sa mga kaisipang iniwan ng manunulat na natutuhan at inani niya sa kaniyang maikling búhay, may dalawáng kapansin-pansin, ang una'y buod ng kaniyang búhay: "Ang mga kapinsalaan at pagkabigô ay siyáng hagdang linulusungan ng mga mahihinà sa kaniláng pagpapatiwakal; ngunit siyá ring hagdang pinapanhikan ng mga malalakas sa kaniláng pagkadakila." Ang

pangalawa'y isang pagtatáya ng kaniyang naging búhay: "Ang gulang ng tao ay walâ sa dami ng araw na pinaglagusan ng kaniyang búhay, kung di sa dami ng mabuting bagay na kaniyang ginawa." Sa gayong pagtatáya, may sandaang taóng mahigit ang inábot ng búhay ng bayani ng Guagua (Manuel 1970, 382-a).

**Ang mga Tema ng mga Dula ni AVT: 1901-1914**

Batay sa listáhang binuo ni E. Arsenio Manuel (Manuel 1970, 383–394), may 66 na pamagat ng mga akda ni Tolentino na nabuo niya mula sa koleksiyon ng asawa ni Tolentino, mula sa listáhan ng mga akda na isináma ni Isabel Yumol sa kaniyang M.A. thesis sa Unibersidad ng Pilipinas noong 1955, na pinamagatang "A Critical Study of Aurelio Tolentino's Novel *Ang Buhok ni Ester*," mula sa mga pamagat na binanggit ni Adela Hidalgo sa kaniyang "Biography of Aurelio Tolentino: Dramatist, Novelist, Poet, and Orator" na maaaring isinulat noong 1910-11, at mula sa ilang akdang tinukoy ni Jose Ma. Rivera sa kaniyang *Mga Manunulat sa Wikang Tagalog* na nilimbag noong 1939 (Manuel 1970, 394-95). Kailangang linawin na sa listáhang ito, 1) may mga akdang hindî na natapos; 2) may mga nawawala na noon pa man dahil maaaring natupok sa sunog o nawaglit kung saan o di na isinauli ng humiram; 3) maraming mga akda na may bersiyong Tagalog, Español, at Kapampangan, sapagkat naging ugali ni Tolentino ang isalin ang sarili niyang mga akda sa tatlong wikang gámit niya sa panulat upang lalo pang mapalaganap ang  mga mensahe ng mga ito; at 4) may mga tulâng naratibo, nobela, at higit sa lahat, dula. Sa pag-aaral na ito, ginamit namin ang mga akdang may kopya pa (makinilyado man o sulat-kamay) at nabása namin sa University of the Philippines Main Library sa Diliman. Nakatuon ang pag-aaral sa mga sarsuwela at drama ni Tolentino, ngunit may mga tulâ o nobela ring binabanggit kaugnay ng mga temang litaw sa dalawáng panahon ng kaniyang panulat.

**Unang panahon 1901-1907**. Mulang 1901 matapos mahúli si Aguinaldo hanggang 1907 kung kailan binitay si Sakay, binuksan ang Asamblea Nacional, at unti-unting huminà ang digmaang-bayan, pinaksa ng mga akda ni Tolentino ang 1) ang trahedya ng pangalawáng himagsikan at 2) ang pagsusulong ng pangatlong himagsikan. Ang pagkatálo ng mga rebolusyonaryong Filipino sa ilalim ni Aguinaldo ay kinakatawan ng drama simbolikong *Sinukuan* (1902) na may bersiyong Kapampangan. Sa dula, tinangka ng dalagang si Makiling (Filipinong maka-Amerikano) na akitin at hikayatin ang binatàng si Dimawari (mga rebolusyonaryong Filipino) na sumuko na sa Komandante (Hukbong Amerikano). Ngunit iiral ang pagmamahalan nina Sinukuan (Filipinas o makabayang Filipino) at Dimawari. Babalik na sána ang magsing-irog sa bundok, nang patraydor na pinatay ni Makiling si Dimawari. Ang dula ay pagsisiwalat ng at pagkondena sa pagkakanulo ng traydor na Filipino sa pangalawáng himagsikan.

Sa pangalawáng tema napagsasáma ang ilegal at imoral na pagsakop ng Amerikano sa Filipinas, ang pagtataksil ng mga Filipinong kasabwat nilá, at ang pagpapatúloy ng pangatlong himagsikan sa kanayunan sa pamumunò ng bagong Katipunan. Ang lahat ng aspektong ito at higit pa ay matutunghayan sa *Kahapon, Ngayon, at Bukas* (1903) na may bersiyon din sa Kapampangan at Español. Dito ang bawat panahong tinutukoy ay isang yugto ng pakikibáka ng mga makabayang Filipino laban sa tatlong dayuhang mananakop. Sa *Kahapon*, ipinagpatúloy nina Ynang-bayan (Filipinas) at Tagailog (rebolusyonaryong Filipino) ang naunsiyaming himagsikan nina Gat-Salian laban sa Haring Tsino (na paksa ng naunang drama simbolikong *Luhang Tagalog* o *Lagrimas Malayas* sa bersong Español). Pinarusahan sina Dahumpalay (mga traydor na Filipino) at sáma-sámang ginupo ang mapang-aping Haring Tsino na si Haring-bata ng mga puwersa ni Tagailog. Sa *Ngayon*, dumating sina Dilát-na-Bulag (España) at Matanglawin (Gobyerno Insular ng España) at nangakong tutulungan si Ynang-bayan, ngunit nadalá silá ng kasakiman ni Halimaw (fraileng Español). Nag-alsa mulî sina Ynang-bayan at Tagailog at pinatay ang mga traydor na kalahi. Sa bagay na ito ay tinulungan silá ni Bagongsibol (America). Sa *Bukas*, naghahari na sa bansa sina Bagongsibol at Malaynatin (Gobyerno Insular ng America), at hinihiling nina Ynang-bayan at Tagailog na ibigay na ni Malaynatin ang kalayaang ipinangako niya. Luluhod sa harap ni Bagongsibol ang mga batàng Filipino at malaladlad ang bandila ng Katipunan ni Bonifacio.

Kapuwa ang una at pangalawáng tema ay matutunghayan rin sa sarsuwelang may tatlong yugto na pinamagatang *Sinagtala* (1901) at bersiyong Kapampangan nitó na *Aslagtala*, na ang mga eksena'y nangyari sa isang mitikal na kaharian bago dumating ang mga Español.

**Pangalawang Panahon 1907-1915.** Unti-unting nagupo  ang pangatlong himagsikan sa sunod-sunod na pagkalagas ng mga makabayan dahil 1) sa pagkakasawata sa mandudula at drama simboliko noong mga taóng 1901–1905; 2) sa pagkahúli at  pagbitay sa pangulo ng Republika ng Katagalugan na si Macario Sakay  at kaniyang mga mandirigma noong 1907; 3) sa pagtakbo ng mga politikong Filipino para maging bahagi ng Asamblea Nacional sa ilalim ng mga Amerikano noong 1907; 4) sa pagkakasara ng *El Renacimiento*/*MulingPagsilang* at ibáng pahayagang anti-kolonyal noong 1908; 5) sa puwersahang pagbabalik ng mga parokyang napasakamay ng Iglesia Filipina Independiente sa simbahang Katoliko noong 1908, na naging hudyat para bumalik sa poder ang konserbatibong elemento (marami'y Español pa rin) ng simbahang Katoliko; at 6) sa malawakang pagtanggap ng mga politikong Filipino sa okupasyong Amerikano.

Halos magkapanabay ng mga pangyayaring ito, ngunit umigting pagkatapos masugpo ang pangatlong himagsikan at ang unti-unting pagpasok ng mga kapitalistang Amerikano sa ekonomiya ng Filipinas. Nagbukás silá ng mga pagawaan ng tabako at sigarilyo, ng biskuwit at biskotso, ng mga produktong

pangkalusugan, at mga almasen na nagbebenta ng mga damit, sapatos, produktong parmasyutikal, makina, at sasakyáng gawa sa America. Sinikap niláng patayin ang mga produktong gawa sa Filipinas na nagiging kompetisyon sa sarili niláng mga produkto at umigting ang kaniláng pagsasamantalá sa mga manggagawang Filipino. Katúlong nilá sa pagpapalago ng kanilàng mga negosyo ang mga kapitalistang Filipino at mga piyudal na propyetaryo ng lupà. Dahil sa pagsasanib na ito ng kapitalistang Amerikano at Filipino, nagbuo ang mga manggagawa ng mga organisasyong magtatanggol hindi lamang sa interes na Filipino laban sa interes na dayuhan kundî sa interes ng mga manggagawa laban sa interes na kapitalista, dayuhan man o Filipino.

Sa kabilâ ng sunod-sunod na pagbagsak ng mga kilusan at organisasyong makabayan, hindî nanlumo si Tolentino at mga kasámang makabayan, manapa'y pinag-ibayo nilá ang pakikibáka laban hindî lámang sa bagong kolonisador kundî sa lahat ng mangangalakal na nagsasamantalá sa uring manggagawa. Sa madalîng salitâ, ang kilusang anti-imperyalista ay nagkaroon na ng katangiang makauri sa una at pangalawáng dekada ng ikadalawampung dantaon. Lima ang nanaig na tema ng mga dula ni Tolentino sa panahong ito: 1) ang tunggalian ng puhunang Amerikano at puhunang Filipino; 2) ang pagtatanggol sa kalinangang Filipino; 3) ang tunggalian ng paggawa at ng kapitalista/kasike; 4) mga temang pampamilya at pangkaugalian; at 5) ang patúloy na paglaban para sa independensiya ng Filipinas. Mulang 1909 hanggang sa kaniyang pagkamatay noong 1915, nadagdag at dumami ang mga akdang may temang pampamilya at pangkaugalian, na isinulong ng mga Amerikano upang malayô ang mga manunulat sa pakikibáka laban sa mga Amerikano.

Pinakamarami ang mga sarsuwelang simboliko na pumaksa sa panggigipit ng Amerikanong kapitalista sa mga pagawaang Filipino para masolo nila ang merkado. Ang *La Rosa* at *Germinal* (1908) at ang *Sulo y Yebana* (1909) ay kapuwa tungkol sa "panlilígaw" o pamimilit ng dayuhan sa mamumuhunang Filipino para ipagbili nitó ang kaniláng kompanya ng tabako at sigarilyo sa banyagang kapitalista at alipores nitóng kapuwa Filipino. Ang *La Perla Maicena*, na may bersiyon sa Tagalog at Español, ay may mga sitwasyon at diyalogo na halos kapareho ng sa *Sulo Y Yebana*. Ang *La Perla* ay tungkol sa pagawaan ng biskotso ng katutubo na ibig mapasakamay ng manlilígaw na Amerikano. Pinakilála sa mga dramang ito, na malamáng ay pawang kinomisyon ng mga may-ari ng kompanyang Filipino, ang *Germinal*, na pangalan ng isa sa pinakamalaki at popular na gawaan ng tabako sa Maynila. May bersiyon ito sa Tagalog at Kapampangan.

Ang dalagang si Germinal (pabrika ng tabako) ay kasintahan ni Bayan (makabayang Filipino). Ngunit masugid na nililigawan ang dalaga ni Sumulsol (taksil na Filipino) para sa ámo niyang si Mainggit (kapitalistang Amerikano), na

ang tanging gusto lámang ay makuha ang halaman ng tabako na alaga ni Germinal. Sinisiraan din nina Sumulsol at Mainggit si Bayan, na nagkasakít dahil sa samâ-ng-loob nang ang kaibigan niyang si Gat-Araw (kalayaan) ay hindî sumipot sa piging na kaniyang inihanda (ang pagbubukás ng Asamblea Nacional), kung saan binayaran pa niya ang 80 katao (mga diputado ng Asamblea Nacional) para tiyakin na darating si Gat-Araw (makakamit na ang kalayaan). Susuobin ni Germinal ng sinilabang tabako (diwà ng pagsasarili) si Bayan at babalik ang lakas nitó. Magpapasiyá siláng ituloy na ang kaniláng kasal (pagkakaisa ng puhunan at makabayang Filipino). Warìng natuwa sina Sumulsol sa balitàng ito, ngunit maghahanda palá ito ng bitag para paslangin ang dalawa sa araw ng kasal. Natuklasan ni Bayan ang pakanâ kayâ binaligtad niya ang pagkakatutok ng mga baril at si Sumulsol ang tinamaan ng mga ito nang ito'y paputukin ni Sumulsol na rin (inaasam na pagkagapî ng puhunang Amerikano at alipores nilá).

Kaakibat ng pagtatanggol sa puhunang Filipino ang pakikipaglaban para sa katutubong kalinangan na lagi nang binubusabos ng dayuhan at ng mismong mga Filipino na may kaisipang kolonyal. Sa *La Rosa*, may mahabàng puna si Talipandas (traydor na Filipino) sa maraming Filipino na tumitingala sa putîng dayuhan bílang superyor na lahi at mas bihasa sa lahat ng bagay o larangan. Ito'y nakikíta umano sa pagpilì ng Filipino sa dayuhang doktor (kahit mas mahusay ang Filipinong manggagámot) o banyagang abogado, at kahit sa pagtangkilik ng dayuhang palabas sa mga teatro. Nakikíta rin ito sa pagkahumaling ng mga batàng Filipino sa wika at kulturang Amerikano. Dahil sa mabilis na paglaganap ng wikang Ingles na itinuturo nang sapilitan sa lahat ng antas ng paaralan at kailangang alamin ng sinumang naghahanap ng trabaho sa gobyerno, binuo ni Tolentino at kaniyang mga kasámang manunulat noong 1908 ang organisasyong Parnaso Filipino na naglaláyong paunlarin ang Tagalog bílang batayan ng wikang pambansa. Nagdaos ang Parnaso ng mga dulang pambenepisyo para makalikom ng salapî para sa pagbubuo ng gramatika at diksiyonaryong Tagalog.

At dahil patúloy pa ring namamayani ang mga fraile o maka-fraile sa larangan ng edukasyon, isiniwalat ni Tolentino sa *Liceo de Manila*, 1908, ang patúloy na paggamit ng mga relihiyoso sa mga kolehiyong Katoliko para maibalik ang paghahari ng España sa Filipinas. Kasabay nitó, isinulong naman niya ang edukasyong sekular ng mga paaralang tulad ng Liceo de Manila, na itinatag nina Leon Ma. Guerrero, Enrique Mendiola, Ignacio Villamor, Arsenio Cruz Herrera at ibá pang ilustradong edukador at intelektuwal, na tumutuligsa sa kamangmangan at oskurantismo na ginamit ng mga fraile para mapanghawakan ang mga katutubo. Sa sarsuwelang ito na may isang yugto, inilalarawan ang lahat ng pagpupunyagi ng mga paaralang Katoliko na pairalin pa rin ang kultura ng kamangmangan at panatismo at sirain ang kaisipang sekular na kinakatawan ng Liceo.

Si Laang Buhay (Filipinas), dalagang nakadamit-bandila, ay umiibig kay Liceo, ngunit pilit na nililigawan din siyá ni Kamandagan (fraileng Español), na umagaw ng bakuran nina Laang Buhay (kolonisasyon ng Filipinas sa kamay ng España). Nasauli na ang bakuran (lumayà na ang Filipinas sa España), ngunit ibig pa ring bawiin ito ni Kamandagan kayâ nililigawan niya si Laang Buhay. Iaalay ni Kamandagan sa dalaga ang kaniyang pagiging Diyos sa lupà, ang kapangyarihan niya sa langit, impiyerno, at purgatoryo (dahil hawak ng fraile ang mga sakramento), ngunit tatanggihan lahat ito ni Laang Buhay. Sa gálit niya, dudukutin na sána ni Kamandagan ang dalaga nang sa darating si Liceo. Akmang hahambalusin ng binatà ang fraile ngunit pinigilan siyá ng kasintahang si Laang Buhay. Aawit ang dalawa at sasabihing kailangang pairalin ang karunungan—sa puso at isipan. Maiinggit si Kamandagan sa dalawa. Kayâ ipadadalá niya ang anak na babaeng si Panghalina (dibersiyong sumisira sa pag-aaral) para akitin si Liceo. Naakit nga ang binatà ngunit nang papiliin na siyá ni Laang Buhay, ang dáting kasintahan pa rin ang kaniyang pinilì.

Isa sa pinakamarikit na dramang sinulat ni Tolentino ang *Bagong Cristo* (1907) na may bersiyong Kapampangan. Isinadula nitóng "drama socialista" ang tunggalian ng kapitalista at kasikeng Filipino, sa isang bandá, at ng manggagawang Filipino (sa pabrika man o sa bukid), sa kabilâng bandá. Dahil popular at iginagálang na tauhan si Kristo sa Filipinas at dahil ipinaglaban ni Kristo ang kapakanan ng mga dukha at apí, gumawa si Tolentino ng isang dramang ang panguhaning tauhan ay isang Kristong tagapagtanggol ng mahihirap na manggagawa. Di tulad ng Kristo sa sinakulo na malamya at pasibo, ang Hesus ni Tolentino ay matápang at palaban.

Sa kaniyang mga talumpati, ipinagtatanggol ni Hesus, lider obrero, ang mga manggagawa, ngunit pinupuna rin niya ang masasamâng ugali nitó, tulad ng sábong at panggingggi, at ang pagsasamantalá sa kanilá ng fraile na kumikíta sa mga milagrong gawa-gawa rin niya. Dahil kay Hesus, lumiit ang kíta ni Magdangal sa kaniyang pagawaan at ni Berto sa kaniyang tubuhan. Binayaran nilá ang tulisáng si Limbas para pahirápan at patayin si Hesus, pero sinagip ito ng kaniyang mga disipulo at ng mayamang Donya Salud na makamanggagawa. Ngunit sa púlong ng mga kapitalista, napatay rin si Hesus. Naging matagumpay ang pagpapalabas ng *Bagong Cristo*.

At upang maitaguyod pa rin ang kapakanan ng mga anak pawis, itinatag at pinuhunanan ni Tolentino noong 1910 ang Ing Katimawan, organisasyon ng mga manggagawa na nagláyong labánan ang alinmang pagsasamantalá ng kapital na lokal o dayo sa mga trabahador at bumuo ng isang paluwagan na mahihiraman ng mga manggagawa ng salapî sa panahon ng kagipitan para maiwasan ang mga "pating sa katihan" o usurero. Bago at pagkatapos ng hulí niyang pagkakakulong, ipinagpatúloy niyang pangasiwaan ang Ing Katimawan. Sa mga taóng 1910 hanggang

1913, nagsulat din si Tolentino ng mga artikulo sa Español at Kapampangan tungkol sa relasyon ng kapital at paggawa sa mga pahayagang *El Pueblo*/*Ing Balen* at *Ing Emangabiran*/*El Imparcial.*

Upang mabura sa isipan ng mga Filipino ang pagtutol sa pagtatraydor ng America sa Filipinas at sa malupit at madugông pagsupil nitó sa himagsikan, pinanigan ng mga Amerikano ang dulang nakatuon na lámang sa mga relasyong personal o pampamilya, mga katutubong kaugalian, mabuti man o masamâ, at pang-araw-araw na búhay. Ang dramang politikal na palaban ay unti-unting huminà simula noong 1905, at napalitan ng mga dramang romantiko at komiko na umiinog sa mga tipikal na tauhan at sitwasyon sa lipunan. Mulang 1909 hanggang sa kaniyang pagkamatay noong 1915, dumami ang mga akdang itinanghal ni Tolentino na may ganitóng uri.

Sa mga dulang melodramatiko kabilâng ang isang sarsuwelang may isang yugto, ang *Boda Maldita* (Sinumpang Kasalan), 1908, na isinulat muna sa Español at pagkatapos ay sa Tagalog na pinamagatang *Soledad*.

Sina Soledad at Reinaldo ay magsing-irog at nagkaroon silá ng anak. Pero ayaw pumayag ng amá ni Reinaldo, si Pedro, na silá'y magpakasal. Sa halip, ipinakasal si Reinaldo kay Beatriz, na dati'y naging tulay sa pagliligawan nina Soledad at Reinaldo. Sa awa, gustong tulúngan ni Beatriz si Soledad, kahit ikakasal na sina Beatriz at Reinaldo. Sa araw ng kaniyang kasal kay Beatriz, may nakuhang súlat si Reinaldo na ang himig ay warìng makikipagkíta si Beatriz sa isang kasintahan. Sumamâ ang loob ni Reinaldo sa ganoong "pagtatraydor." Nagkataon naman na dumating din ang súlat ni Soledad na nagpapaálam sapagkat siyá'y magpapakamatay na. Sa kaniyang matinding samâ-ng-loob kay Beatriz at awa kay Soledad, agad na pinuntahan ni Reinaldo si Soledad, ngunit nainom na nitó ang láson mula sa isang botelya. Agad nagpasiyá si Reinaldo na inumín ang kalahati ng lásong naiwan ni Soledad. Hábang naghihingalo si Reinaldo, darating si Beatriz at ipapaliwanag na ang súlat na nakíta ni Reinaldo ay gáling sa kaniyang kapatid na Beatriz din ang pangalan. Ngunit hulí na ang lahat. Ang tema ng dula ay ipinahayag sa marubdob na diyalogo ni Soledad tungkol sa kawalâng-katarungan ng batas na patriyarkal, na kumikilála lámang sa "lehitimong" relasyon na may basbas ng simbahan at lipunan, at nagiging dahilan ng pagkapariwara ng mga babaeng nagkaanak sa labas ng kasal at ng kaniláng anak.

Ang tema ng mga babaeng nagpapakasákit dahil sa pag-ibig ay matutunghayan din sa nobela na sinulat ni Tolentino sa Kapampangan at Tagalog. Ang *Ing Buac nang Ester* o *Ang Buhok ni Ester* (1913) ay isang nobela ng krimen tungkol sa paninisi ng kaniyang karibal kay Gerardo sa pagkakapatay kay Gloria. Muntik nang mabitay si Gerardo pero may nakuhang ebidensiya na nagpawalâng-sala sa kaniya—ang buhok ni Ester. Isa ito sa naging pinakapopular na nobela sa

Kapampangan. May bersiyon itong dula na pinamagatang *Crimen sobre Crimen. Ang Maring* (1913) na may bersiyong Kapampangan din, ay tungkol sa kadakilaan ng babaeng Filipino. Si Maring at si Eduardo, isang mayaman at makisig na binata, ay nagmamahalan, pero pílit napakasal si Maring kay Gonzalo na hindî niya mahal ngunit pinagsilbihan pa rin bílang asawa. Dumating ang panahon na nagtúngo si Gonzalo sa Hawaii at kinailangang buhaying mag-isa ni Maring ang dalawa niláng anak. Bumalik din si Gonzalo pero ito'y nagkasakít, kayâ si Maring na naman ang naghanapbuhay para sa kaniláng pamilya. Nang mamatay si Gonzalo, hinanap at binalikan ni Maring ang una niyang kasintahan, na nabaliw palá nang siyá'y mag-asawa ng ibá. Mapapagaling si Eduardo ni Maring at magpapakasal silá. Mapagtatapos nilá ang mga anak ni Maring.

May mga drama komiko naman si Tolentino na nagbibigay ng puna sa mga bagay na malapít din kay Tolentino. Ang *Ang Makata*, at ang bersiyong Kapampangan nitó na *Ing Poeta* (1909) ay tungkol sa magsing-irog na Maria at Augusto na makakasal lámang kapag natupad ang hiling ng amá ni Maria: na makasulat si Augusto ng isang sarsuwela na magugustuhan niya, sapagkat sawâ na ang amá sa mga gawa nina Soto, Galura, at Tolentino (ang tatlong nangungunang mandudulang Kapampangan sa panahong ito). Kinailangang magpanggap si Augusto na siyá'y makatà para makalápit sa kaniyang nililigawan.

Sa *Venus o Manood Kayo* (1909) na may bersiyong Kapampangan din, kailangang makapagbigay si Melquiades ng 300 piso sa loob ng tatlong araw sa amá ni Leonila, para makasal siyá sa kasintahan. Susulat sána si Melquiades ng sarsuwela para kumíta ng 300 piso pero hindî niya ito matapos. Sa halip, nagdirihi siyá ng dula tungkol sa mag-asawang Venus at Vulcan, at itinakda si Fernandez sa papel na Venus upang magkaroon ito ng dahilan para mahalikan ang kaniyang napupusuang babae na si Ata na gaganap sa papel na Vulcan (si Ata ay "binalaki" o tomboy), sa kondisyong babayaran si Melquiades ni Fernandez sa bawat gagawing halik nitó kay Ata. Nakalikom si Melquiades hindî ng 300 kundî 3,000 piso, kayâ nakasal na siyá kay Leonila, at napakasal na rin sina Fernandez at Ata.

Suliranin naman ng mag-asawa ang pinapaksa ng *Aray/Hilat...Aray* (1911) sa anyo ng sarsuwelang may isang yugto. Dalawáng pares ng mag-asawang nakatirá sa ilalim ng iisang bubong ang naguló nang ligáwan ng mga laláki ang hindî nilá asawa, isang sitwasyong bunga umano ng mababàng moralidad na dalá ng mga Amerikano sa bansa. Nagtúlong ang dalawáng babae para masukol at mailantad ang maitim na bálak ng kaniláng mga asawa.

Ngunit pinakasatiriko na marahil sa mga drama komiko ni Tolentino ang *Manila Cinematografica* (1909). Sa estilo ng maiikling pelikulang pípi na gáling sa Europa at America na popular noon sa mga teatro ng Maynila, ang dula ay

antolohiya ng maiikling dula na may ibá't ibáng tema na nangyayari lahat sa isang lunan. Nakatirá ang mag-asawang Dea at Juvenal sa isang kuwarto na ito ring opisina ng pahayagang pinamamatnugutan ni Juvenal. Ibá't ibang tao ang papások sa kuwarto sa isang pangkaraniwang araw ng peryodista. Papások ang sanitaryo na naghahanap ng mikrobyo; lalágyan niya ng gamot ang tubig. Sunod na papások si Tahur na magpapaanunsiyo ng sabong—at patí na jueteng—pero laban ang diyaryo ni Juvenal sa mga bisyong ito. Isang laláki ang magsasabing pinasok ang bahay niya ng mga magnanakaw, ginahasa ang kaniyang asawa, pinatay ang kaniyang iná, tinangay ang mahigit na 300 piso, at namamatay na sa gútom ang kaniyang mga anak. Maaawa si Juvenal kayâ bibigyan niya ito ng limang piso. Pero ito palá'y impostor. Pagbibilhan si Dea ng panyolito ng isang Tsino. Tatawaran niya ito. Papayag kunwarì ang Tsino pero papalitan nitó ang panyolito ng mas murang klase. Sunod, liligawan ni Satiro si Dea pero pagtatawanan lámang siyá ng mag-asawa. Isang lasing na Ingles ang papások na naghahanap ng "money, maganda, matrimonio." Aabután siyá ng isang prostituta, na magpapaanunsiyo sa diyaryo para mahanap ang asawa niyang tumangay sa kaniyang mga alahas at salapî. Isa ito sa kaniyang 17 na asawa. Lalabas ang Ingles at ang babae nang magkasabay. Isang obrero ng Union Obrera Democratica ang papások. Sinisante siyá sa trabaho ng kaniyang ámo at gusto niyang magpatúlong sa diyaryo. Pinayuhan siyá ni Juvenal na pumunta muna sa korte ngunit aniya ang korte at batas ay para lámang sa mayayaman. Papayuhan siyá na sumangguni muna sa kaniyang gremio. Isang usurero ang papások para kobrahin kay Juvenal ang 340 piso sa pautang na 100 piso lámang. Tatawag ng pulis si Juvenal at lalayas ang usurero. Isang diputado ng Asamblea ang ibig magpaanunsiyo sa diyaryo para maitayô na ang monumento na kaniyang iminumungkahi. Sagot ni Juvenal, hindî monumento ang kailangan ng tao kundî ang pag-alis ng buwis sa mga industriyang 500 piso lámang ang puhunan. Walâ raw pera para doon, sabát ng komisyonado. Aní Juvenal, itaas nilá ang buwis sa mga pasugalan, kotse, bufete, at engrandeng kasalan at libing. Dapat maglaan din ng limang milyong piso para buhayin mulî ang agrikultura. Aalis ang dalawa. Papások ang tatlong politiko. Nagagalit ang mga ito dahil ginawa siláng katawa-tawa ng mga *cartoon* sa diyaryo ni Juvenal. Pagtutulungan nilá ang kawawang mamamahayag. Sasabihin ni Juvenal sa manonóod, ito ang magiging pabalat ng susunod na labas ng lingguhang "Manila Cinematografica."

Bagaman sumunod si Tolentino sa kalakaran at nagsulat din ng mga dramang may temang personal, pampamilya, o pangkaugalian, patúloy niyang ipinaglaban ang kalayaan ng Filipinas sa ibá niyang mga akda. Ang awit na may pamagat na *Kahapon, Ngayon, at Bukas* (1913) at ang bersiyong Kapampangan nitó, ay maituturing na alusyon, ngunit ibá, sa kaniyang dula ng 1903. Ginamit mulî ni Tolentino ang estilong alegorikal para ipaalala sa mga kababayan niya ang kataksilang ginawa ng America sa mga Filipino at ang imoral na pagsakop at paghahari nilá sa sangkapuluan, at mulîng buhayin ang kaniláng pag-asa at

pakikibáka para sa kalayaan. Sa kaharian ni Raha Lakhang Bayan dumating isang araw si Samuel, na tumúlong sa pagpapaalis sa kaaway na dayuhan. Pero hindî nagtagal at inangkin ni Samuel ang Kaharian. Sa labanáng naganap, ang sugatáng Raha ay ipinatapon ni Samuel sa isang malalim na bangin. Doon siyá binantayan ng kaniyang asawang si Kalayaan at anak na si Mithi. Naghari si Samuel pero isang araw kumulog at kumidlat sa bangin. Nabuhay na paláng mulî si Raha Lakhang Bayan. Nagsísi si Samuel sa kaniyang pagtataksil at naluklok mulî sa trono si Lakhang Bayan. Sa naratibo ng napakarikit na awit, damáng-damá ang nagpupuyos na gálit ng awtor sa dayong si Samuel.

Sa dulâng pinamagatang *Kasulatang Guinto* (1914) na nagkaroon ng bersiyong nobela sa Tagalog at bersiyong awit sa Kapampangan, isinalaysay ni Tolentino ang isang istoryang kaniyang itinakda sa ikalabing-apat na dantaon sa kaharian ng Wawa at Dayat na pinaghaharian nina Lakhang Liwayway at Lakhang Makapagal (lehitimong pinunòng katutubo). Nagkaroon silá ng anak, si Ligaya, na ninakaw at pinalitan ng anak ng isang alipin, si Talimhaga (kababayang taksil). Kinilálang anak ng mag-asawa si Bagong Araw. Napangasawa ni Ligaya ang traydor na si Maliwat (dayong kapangyarihan) at naging anak nilá si Tatlong Bituin. Pumayag na sina Liwayway at Makapagal na ipakasal si Tatlong Bituin kay Bagong Araw (pagkabuo ng watawat, simbolo ng pagkakamit ng kalayaan), ngunit ibig angkinin ni Talimhaga si Bagong Araw. Kasabay nitó ay nagrebelde si Maliwat at napatalsik si Makapagal sa trono. Umakyat si Liwayway at Makapagal sa bundok at doon ay kinilála si Makapagal bílang diyos na Sinukuan at ang kaniyang mga kampon bílang mga tiyanak at tikbalang. Inutusan ni Maliwat ang anak niyang si Tatlong Bituin na patayin si Bagong Araw ngunit sa halip ay nagkaibigán ang dalawa. Nagselos si Talimhaga at pinahúli ang dalawa, ngunit nakatakas ang magsing-irog at umakyat ng bundok. Doon ay pinutungan ni Makapagal ang apo niyang si Tatlong Bituin ng koronang may tatlong brilyante. Itinanghal siyà na diwata na aalagaan sa isang silid hanggang sa siyá'y maipakasal kay Bagong Araw. Nang minsang bumabâ sina Bagong Araw at Tatlong Bituin sa bundok, naláman ito nina Maliwat at Talimhaga. Nagharap ang hukbo ng magkabilâng panig at napatay si Maliwat, ngunit si Bagong Araw ay nahúli at ikinulong ni Talimhaga. Mulîng tinalikuran ni Bagong Araw ang pag-ibig ni Talimhaga kayâ itinakda ni Talimhaga ang pagbitay sa binatà. Ngunit bago mabitay si Bagong Araw, ibinunyag ni Makapagal na si Bagong Araw ang lehitimong tagapagmana ng kaniyang trono. Nagsísi si Talimhaga at siyá'y pinatawad ni Makapagal. Sa hulí, ikinasal sina Bagong Araw at Tatlong Bituin (nabuo ang watawat ng isang malayàng Filipinas). Nagkaroon ng bersiyong Kapampangan ang awit na ito, na pareho ang istorya ngunit ginawang Kapampangan ang mga pangalan, tulad ng Atlung Batuin (Tatlong Bituin) at Bayung Aldo (Bagong Araw). Nagkaroon din ng isa pang bersiyon ito na pinamagatang *Lagdang Guinto* (1914). Sa bersiyong ito, ang kaharian ay hindî na Wawa at Dayat sa Pampanga kundî Tundo at Pasig, at si Liwayway ay naging Hiwaga, si Tatlong Bituin ay naging Batong Hiyas.

Inilabas ding mulî ni Tolentino ang awit na *Dakilang Asal* (1907) sa bersiyong Kapampangan na pinamagatang *Daclat Cayanacan* (1911) marahil dahil nakíta ni Tolentino ang halaga ng at pangangailangan sa isang aklat na nagtuturò ng pag-ibig sa bayan, pagtangkilik sa mga produktong Filipino, at pagboto para sa makabayang kandidato. Nagkaroon ito ng tatlong edisyon pa hábang buháy si Tolentino, at dalawa pang mulî na ipinalimbag ng kaniyang asawang si Natividad pagkatapos yumao ni Tolentino.

Sa hulíng mga taon ng kaniyang búhay, naging kasáma rin ni Tolentino ang kabiyak na si Natividad sa isa pang proyekto—ang pagsasalin sa Tagalog ng pilîng eksena sa bersiyong Español ng nobelang historiko na *Quo Vadis?* ng Polakong si Henryk Sienkiewicz na unang nailimbag noong 1896 at agad naisalin sa maraming wika. Marahil, napanood din ni Tolentino ang bersiyon nitó sa pelikulang pípi noong 1912. Ang nobela ay tungkol sa pag-ibig ni Marcus Vinicius, isang Romanong heneral, kay Lygia, ang magandang anak ng Hari ng Lygia at isang Kristiyano, na naging *hostage* sa bahay ni Aulus. Maraming naging balakid sa pag-iibigang ito, lalo na matapos ibintang ng Emperador Nero ang pagkasunog ng Roma sa mga Kristiyano. Pero natuloy ang kasal ng dalawa matapos maging Kristiyano si Vinicius at talikuran niya ang dekadensiya ng Roma sa ilalim ni Nero. Ang isa sa madamdámin at simbolikong tagpo ng nobela ay ang eksenang pinaghanguan ng pamagat na Latin. Nang tatakas na umano si Pedro sa puwerta ng Roma para iwasan ang tiyak na kamatayan, nasalubong niya si Hesus. Sa tanong ni Pedro na "Quo vadis, Domine?" o "Saan ka paroroon, panginoon?" sinagot siyá ni Hesus nang malumanay, "Babalik akó sa Roma para ipakò mulî sa krus." Napaluha si Pedro at naunawaan niya na kailangan niyang balikán ang mga bagong Kristiyanong kaniyang iniwan, kahit ito'y magdulo sa kaniyang sariling kamatayan. Nang mahúli si Pedro, siyá'y pinahirapan at ipinakò nang pabaligtad, sa kaniya na ring pakiusap sapagkat di siyá karapat-dapat na ipakòng tulad ni Kristo.

Naging popular ang nobela, at inantabayanan ang paglabas ng bawat bolyum nitó mulang 1914 hanggang makompleto ang apat na tomo nitó noong 1916 (ang salin ng hulíng bolyum ay tinapos na lámang ni Natividad). Mahihinuha na isinalin ng mag-asawang Tolentino ang nobela, hindî lámang dahil ito'y popular at kikíta ang kaniláng palimbagan. Higit dito, tíla may simbolikong kahulugan ito para kay Tolentino. Ayon sa *Encyclopedia Britannica*, ginamit ni Sienkiewicz ang persekusyon ng mga Kristiayano sa ilalim ng mga Romano upang tukuyin ang aktuwal na persekusyon at paghahari ng Rusya sa Polonia sa pagsasara ng ikalabinsiyam na dantaon. Kung gayon, malamáng na sadyang isinalin at inilimbag ni Tolentino ang nobela upang mabása ng mga Filipino sa pang-aapi ng mga Romano sa mga Kristiyano ang paniniil ng gobyerno ng Estados Unidos sa bansang Filipinas na sinakop nilá. Bukod dito, tíla ipinararating din ng nobela sa lahat ng Filipinong makabayan na nagsálong na ng armas, na dapat pa rin niláng balikán at ipaglaban

ang independensiya kahit ano pang hirap ang daanan nilá, tulad ng ginawa ni San Pedro para sa mga inaapíng Kristiyano. Sa gayong pagbása, ang diwà ng *Quo Vadis* ay yaón ding matutunghayan sa dalawáng awit na tinalakay sa itaas.

**Si AVT at ang Dulaang Pambansa**

Ayon kay Jose Ma. Rivera, si AVT ang lumikhâ ng katagang "dulaan" bílang katumbas at hulog sa Tagalog ng salitâng "teatro" sa Español at "theater" sa Ingles, at "dula" bílang katumbas at hulog sa Tagalog ng salitâng "play" sa Ingles (Rivera 1939). Ngunit hindî lámang pangalan ang ibinigay ni AVT sa ating dulaan. Higit pa rito, lumikhâ siyá ng mga dula na masasabing unang halimbawa ng Pambansang Dulaan ng mga Filipino. Bakit at paano naging "pambansa" ang mga dulang ito?

Una, hinarap at inilahad ng mga dula ni AVT ang mahahalagang isyu at tunggalian ng mga litaw na puwersang ekonomiko-kultural-politikal ng kaniyang panahon at ang mga ito'y may kinalaman sa buong bansa:1) ang Digmaang Filipino-Amerikano noong 1900-1907 at pagtatraydor ng mayayamang Filipino sa himagsikan; 2) ang pang-iipit ng Amerikanong kapitalista sa produkto at kompanyang Filipino; 3) ang pagsasamantalá sa mga manggagawang Filipino ng mga ámong banyaga at Filipino; 4) ang pagsikil sa wika at kulturang Filipino ng edukasyong maka-Amerikano; at 5) ang di makatarungang pang-aapí ng batas sa mga kababaihan

Pangalawa, ginamit ng mga dula ni AVT ang pananaw at panig ng nakararaming násа ibabâ, na silang mayorya sa ating lipunan. Sa lahat ng kaniyang mga dula, inilalarawan ang alinmang sitwasyon o suliranin sa punto de bista ng nasa laylayan, ng isinasaisantabi o inaapi, laban sa umaabuso sa kapangyarihan o yaman, maging ang mga ito'y banyaga o kabalat. Kayâ naman, itinaguyod ni Tolentino ang pangatlong himagsikan, sapagkat ang tungko ng himagsikang ito ay binubuo ng mga mamamayang nása ibabâ ng lipunan: ang mga kawal ng hukbong rebolusyonaryo, ang mga manggagawa ng Union Obrera Democratica, at ang mga artista ng teatro na ang karamiha'y mula sa hanay ng manggagawa (mga manggagawa ang nagtatag ng Compania Silanganan ni Juan Abad at Samahang Karangalan ni Juan Matapang Cruz). Gayundin, ang mithi ng himagsikang ito ay kalayaan ng bansa, na magdudulot ng higit na ginhawa sa buong sambayanan. Kayâ naman ang mga dulang makabayan ay ibáng-ibá sa mga dula ng mayayamang ilustrado, tulad ng *Sangdugong Panaguinip* (1902) ni Pedro Paterno na lantarang maka-Amerikano (Paterno 1902). Higit pa rito, para kay Tolentino ang kapakanan ng manggagawa at mahihirap ang dapat itaguyod sapagkat silá ang "bayan." Sa *Bagong Cristo*, tahasang sinabi ni Hesus na ang "bayan" ay ang lahat ng lumilikhâ

ng búhay, una na ang manggagawa na natutuyuan ng pawis upang ang taumbayan ay may makain (Manlapaz 1975, 148).

Pangatlo, ang mga dula ni AVT ay may pulso sa panahon at sa pangangailangan ng sambayanan. Sa panahon ng mahigpit na sensura dahil sa Anti-Sedition Act ng 1901, ang mga dula ni AVT at ng kaniyang mga kasamahan ang naging pahayagan ng mga makabayan, ang diyaryong tagapamansag ng kaniláng tunay na damdámin at isipan. Ayon sa Amerikanong si Riggs na nag-aral sa mga dulang "sedisyoso:" *"…the plays were… sufficiently representative of the ideas of the masses to play to crowded houses wherever they were advertised, in spite of the imminent danger of arrest and prosecution*" (1905, 45). Dinumog ng karaniwang tao ang mga drama simboliko sa halos lahat ng teatro sa Maynila at karatig-bayan. Dahil itinaguyod ng taumbayan ang mga dula ni AVT, at ibá pang mandudulang may hawig na oryentasyon, naging mabisàng sandata ang mga ito para maisulong ang pangatlong himagsikan. Sa ganitóng pananaw, ang pakikisangkot nina AVT sa pakikibáka ay di lámang bílang artista ng dulaan kundî bílang mandirigmang pangkultura ng pangatlong himagsikan.

Pang-apat, bílang pagsaalang-alang sa tradisyon at antas ng kaniyang mga manonóod na lumaki sa komedya, sinakulo, at mga dulang panrelihiyon, lumikhâ at tumuklas sina AVT ng bagong uri ng dula na bagay sa bagong tema at láyon ng kaniláng mga dula, ngunit may elemento pa rin ng nakagisnang dulang tradisyonal: ang drama simboliko o sarsuwela simboliko. Una, ang mga ito ay gumagamit ng alegorya, para ipaliwanag at linawin ang mga puwersang nagtutunggali sa lipunan at para matukoy kung sino ang bida o kontrabida, tulad ng tradisyon sa komedya, sinakulo, drama, at sarsuwela. Pangalawa, batbat din ang mga ito ng mga simbolo o mga bagay na sumasagisag sa isang institusyon, bansa, idea, tulad ng agila (Estados Unidos), tanikalang ginto (pangako ng America na tutúlong sa pakikibáka ng mga Filipino para sa kalayaan), bandila (ang puláng bandila ni Bonifacio na simbolo ng Katipunan at pangatlong himagsikan), pulá-putî-asul na damit (na kulay ng bandila ng unang Republika ng Filipinas), *Marcha Nacional* (martsa na likhâ ni Julian Felipe para kay Aguinaldo). Pangatlo, ang mga drama at mga awit ng sarsuwela ay nakahulma sa berso, na tradisyon ng komedya, sinakulo, mga dulang panrelihiyon, duplo, awit, at korido—pawang anyong malápit sa karanasan ng taumbayan. Pang-apat, gumagamit din ang mga ito ng mahika at artipisyo na hawig sa mga napapanood sa sinakulo, salubong, pastores, at ibá pang dulang panrelihiyon noon, tulad ng dambuhalang bulaklak na bumubuka para ipakíta ang dalagang nása ubod nitó, o bulang lumilipad sakáy ang bidang babae, o librong bumubukás at nagiging bandila (na pawang hawig sa mahika ng komedya); o tulad ng bayaning inaakyat sa langit ng isang anghel, o hinihíla sa impiyerno ng mga tauhang suot ay Satanas at Kamatayan hábang pinuputungan ng mga koronang bulaklak ang bidang laláki. Panlima, ginamit din ng mga mandudulang makabayan tulad ni Tolentino ang 1) anyong pandulaan

na kung tawagin ay "drama," para sa *Kahapon, Ngayon, at Bukas* at *Bagong Cristo* sapagkat hinihingi ng seryosong paksain ang isang anyo na hindî "eskapista" kundî pensatibo, na nagbibigay ng aliw ngunit nagmumulat din; 2) ang bagong anyong kinagigiliwan ng mayama't mahirap, ang sarsuwela, para mapaigting ang damdámin ng mga dulâng ang diin ay emosyon; at 3) ang dulâng pangkuwaresma na tinatawag na sinakulo pero binigyan ng bagong interpretasyong sosyalista at pinamagatang *Bagong Cristo,* na tungkol kay Kristo pero ibáng-ibá sa tradisyonal na sinakulo, dahil ang Kristo ni Tolentino ay lumalaban sa nang-aapí, at dahil dito, ang mga banal na tauhan at istorya ng Bibliya ay naging Filipino (isang proseso ng pagsasa-Filipino na unang ginawa ni Gaspar Aquino de Belen sa kaniyang pasyon ng 1703).

Dahil sa mga dahilang ito, malinaw na para kay AVT ang dulaang likhâ ng at nagtataguyod sa mga karapatan ng mayoryang taumbayan ang dulaang pambansa, at ang dulaang pambansa ay ang dulaan ng taumbayan.

## Kongklusyon

Tulad ng maraming edukado sa kaniyang panahon, lumawak ang pananaw ni Tolentino at lumalim ang kaniyang pagkaunawa sa mga puwersa at isyu ng kaniyang lipunan sa pagbabasá niya ng mga akda nina Jose Rizal at Marcelo del Pilar at mga banyagang awtor tulad nina Shakespeare, Karl Marx, Eliseo Rectus, Lamenars, Tolstoy, at Victor Hugo (paborito niya ang *Les Miserables*), ngunit hindi siyá naging intelektuwal na pang-aklatan lámang. Ginamit at ibinuhos niya ang lahat ng kaniyang talino, kaalaman, katawan, kaluluwà, at búhay para sa iisang layunin lámang—ang tunay at ganap na kalayaan ng Filipinas na mithi ng Katipunan ni Andres Bonifacio. Iilan lámang ang tulad ni Tolentino na lumaban nang walâng humpay sa tatlong yugto ng himagsikan, una laban sa mga Español, ang pangalawa laban sa mga Español at Amerikano, at ang pangatlo laban sa mga Amerikano at mga kolaboreytor niláng Filipino. At lalo pang kaunti ang tulad niya na nakibáka sa iba't ibáng larangan at paraan—sa pamamagitan ng paghawak ng armas, ng pagsulat sa mga pahayagan, at ng pagtatanghal ng mga dula. Mulang 1891 nang makilála niya sina Bonifacio hanggang sa mamatay siyá noong 1915, hindî natigatig ang kaniyang paninindigan ng tákot sa kamatayan, híirap ng pakikibáka, tortyur sa bugbog at koryente, siyam na pagkakakulong, o yaman, posisyon, at maalwang búhay sa ilalim ng bagong kolonisador.

At iyo'y paninindigang lalo pang naging kamangha-mangha sapagkat ni hindî naaninag man lang sa kaniyang katauhan. Kung titingnan ang bíkas at tayô ay tíla hindî rebolusyonaryo. Matangkad at pustoryoso si Tolentino, ayon sa ilang biyograpiya, at malumanay magsalitâ, pino kung kumilos, at mahinahon magsulat. Makipagtálo ma'y hindî napopoot. Masiste kung mangusap ngunit matalim ang dilà

(Manuel 1970, 383). Tulad ng eleganteng bastong laging nakasukbit sa kaniyang braso na may kubling patalim, ang panulat ni Tolentino ay marikit, makulay, at matalinghaga, ngunit humihiwà, bumubusbos at nakamamatay sa sinumang kaaway, banyaga man o kabalat.

Noong 1939, kinilála si AVT ng isang nakababatàng kontemporaneo, si Jose Ma. Rivera, bílang "unang haligi ng ating dulaan." Noong 1977, pinagpugayan siyá ni Clodualdo del Mundo bílang "unang mandudulang makabayan." Sa libro niyang *The"Seditious" Tagalog Playwrights: Early American Occupation* noong 1972, pinarangalan ni Amelia Lapeña-Bonifacio si AVT bílang pinakamasigasig at pinaka-commited sa mga mandudulang "sedisyoso." Sa paglakas ng kilusang makabayan noong dekada ng 1970 hanggang 1990, ang dulang *Kahapon, Ngayon, at Bukas* ay nagkaroon na ng higit sa apat na pagtatanghal, kasáma na ang mga produksiyon ng Dulaang Babaylan, Dulaang Santa Ana, at Philippine Educational Theatre Association. Noong 1974 nang itatag ang palihang nagláyong humubog at sadyang nagluwal ng mga kabataang mandudulang may malasakit sa bayan, pinangalanan itong Palihang Aurelio V. Tolentino. At nang binago ang oryentasyon ng Cultural Center of the Philippines pagkatapos ng EDSA Revolt ng 1986 upang ito'y higit na maging Filipino at maka-Filipino, ang isa sa dalawáng pangunahing tanghálan (ang Little Theater) ay pinangalanang Tanghalang Aurelio V. Tolentino. Noong 2017, itinanghal ng Tanghalang Pilipino sa Tanghalang Aurelio V. Tolentino ang "rock sarsuwela" na Aurelio Sedisyoso, sa panulat ng awtor na ito, musika ni Joed Balsamo, at direksiyon ni Chris Millado, bilang parangal sa ika-150 na anibersaryo ng kaarawan ni AVT. Ang lahat ng parangal na ito ay nararapat lámang, sapagkat, batay sa kaniyang búhay at mga akda, si Aurelio V. Tolentino ang tunay na "Ama ng Dulaang Pambansa."

**Mga Sanggunian**

Agoncillo, Teodoro A. 1956. *The Revolt of the Masses, the Story of Bonifacio and the Katipunan*. Quezon City: University of the Philippines.

Alzona, Encarnacion , ed. 1964. *Julio Nakpil and the Philippine Revolution*. Manila: Heirs of Julio Nakpil.

"Aurelio Tolentino." 1928. *Ing Catuliran*. (21 Oktubre): 4,9.

Bonifacio, Amelia Lapena. 1972. *The "Seditious" Tagalog Playwrights: Early American Occupation*. Manila: Zarzuela Foundation of the Philippines, Inc.

Borromeo-Buehler, Soledad. 2017. *Scripted by Men Not by Fate*. Quezon City: University of the Philippines Press.

Cullinane, Michael. 2003. *Ilustrado Politics, Filipino Elite Responses to American Rule, 1898-1908.* Quezon City: Ateneo de Manila University Press.

Del Mundo, Clodualdo. 1969. *Aurelio Tolentino: Ang Unang Mandudulang Makabayan*. Manila: Surian ng Wikang Pambansa.

Fernando, Felipe D. 1964. "Aurelio Tolentino: Poet, Playwright, Patriot." *Philippine Studies* (January): 83–92.

"Filipinas Tears 'Old Glory' into Shreds: Katipunan Flag Raised 'Mid Cheers." 1903. *Manila Times* (15 May): 1.

Kalaw, Teodoro M. 1969. *The Philippine Revolution*. Mandaluyong, Rizal: Jorge B. Vargas Filipiniana Foundation.

Ileto, Reynaldo Clemena. 1979. *Pasyon and Revolution, Popular Movements in the Philippines 1840 to 1910.* Quezon City: Ateneo de Manila University Press.

Manlapaz, Edna Zapanta. 1975. *Aurelio Tolentino: Selected Writings*. Quezon City: The University of the Philippines Library.

Manuel, E. Arsenio. 1955. "Abad, Juan." *Dictionary of Philippine Biography*, Volume 1. Quezon City: Filipiniana Publications. 1–6.

______. "Tolentino, Aurelio." *Dictionary of Philippine Biography*, Volume 2. 1970. Quezon City: Filipiniana Publications. 371–432.

Ochoa, Orlino A. 1995. *"Bandoleros": Outlawed Guerillas of the Philippine-American War 1903-1907*. Quezon City: New Day Publishers, Inc.

"Parnaso Filipino." Printed copy. n.d.

Paterno, Pedro A. 1902. *Sangdugong Panaguinip (Operang Filipina).* Manila.

*Report of the Philippine Commission to the President*. Vol II, Testimony and Exhibits. (1900). Washington: Government Printing Office.

Riggs, Arthur Stanley. 1981. *The Filipino Drama [1905].* Manila: Intramuros Administration.

Rivera, Jose Ma. 1939. "Mga Manunulat sa Wikang Tagalog." Manila: Philippine Institute of National Language.

Santos, Jose P. 1936. *Ang Malulos sa Dahon ng Kasaysayan*. Malolos: Antonio S. Bautista.

Santos, Lope K. 1914. "Si Emilio Jacinto." *Ang Bayang Pilipino* (28 Mayo): 5–12.

# MUSIKA SA FILIPINAS:
# LUNGGATI NG WIKA AT SINING

Ramon Pagayon Santos, *Pambansang Alagad ng Sining*

Ang musika sa Filipinas ay binubuo ng ibá't ibáng uri ng paglalahad ng damdámin o ekspresyon na nagtataglay ng sari-saring hugis at anyo. Ang salitâng musika ay minana natin sa Kanluran kung kayâ ang maituturing nating tunay na musika ay ang mga tugtúgin at awiting may mga elemento ng musikang kanluranin, tulad ng melodiya, armonya, ritmo, bilis, kompas, galaw, lakas, at ibá pa. Sa ating mga katutubong kultura, marami rin táyong ganápang sining na ibá't ibá ang uri ng paglalahad ng damdámin at pagbibigay ng mensahe na may elemento ng tunog ngunit kakaibá ang estetika at kaayusan, tulad ng **badiw** ng mga Ibaloy, **bayok** ng Mëranaw, **dal-lot** ng Iloko, **sa-il** ng mga Yakan, at ibá pa. Bukod pa rito, ang ginagampanang papel ng wika ay may higit na halaga kaysa tunog, kung kayâ matatawag ang mga ito bílang ibá't ibáng uri ng literatura na hindî sinusulat o binibigkas, bagkos inaawit o kinakanta. Ang mga pormang ito ang pag-uukulan ng pansin sa papel na ito, bagama't bibigyan din ng kaukulang halaga ang mga musika na hinango sa kanluran ngunit naisadiwà na bílang mga ekspresyong Filipino tulad ng kundiman, dalit, balitaw, pasyon, at ibá pa.

Tunghayan muna natin ang musikang namana natin sa kanluran na naitanim na rin ng ating mga mangangatha ang damdáming Filipino sa kaniláng mga likhâ.

Ang **kundiman** ay isang anyo ng musika na naglalahad ng damdáming líkas na Filipino sa tindi at kahulugan. Noong una, ang kundiman ay inaawit bílang isang sáling-bibig at hindî isinusulat. Nang napasakamay ito ng mga kompositor na nakapag-aral ng pormal na musika, nag-ibá ang anyo nito—nagkaroon ito ng mga alituntunin sa paglikhâ. Dito, nabuo ang kundiman bílang isang klasikong awit-sining. Unang-una ang kundiman ay tungkol sa pag-ibig na hindî káyang suklian ng anumang bagay sapagkat ang paglalahad nito ay hanggang kamatayan. Ang mga titik ng kundiman ay kinatha ng mga kilaláng manunulat tulad nina Servando Angeles, Jose Corazon de Jesus, Deogracias Rosario, at Levi Celerio, at nilapatan naman ito ng kaukulang musika ng mga batikáng kompositor tulad nina Nicanor Abelardo, Francisco Santiago, at Bonifacio Abdon. Bagaman may mga alituntunin ang pagbuo ng estruktura ng isang kundiman, tulad ng tatluhang kompas, ang pagbanyuhay ng tono menor at tono mayor, ang tatluhang bahagi, at patí na ang pagsisimula ng himig sa itaas na kompas—ang bawat katha ay natatangi sa pagsunod nito sa nilalamán ng tulâ at titik. Bílang halimbawa, maaaring pakinggan

ang himig na nilikha ni Abelardo para sa "Nasaan Ka Irog."

Kung ating susuriin, ang himig ay tíla umiikot at naghahanap, at ang unang taludtod ay nagtatapos sa tonong bitín o "dominant tonality," sapagkat walâng katuparan ang kaniyang paghahanap, at ang kaniyang hinahanap na pag-ibig. Datapwat si Abelardo ang siyáng nakalilikhâ ng masisinop na pamamaraan ng paghahayag ng mga lamáng-isip sa pamamagitan ng pagmanipula sa takbo ng himig at armonya, ang ibáng kompositor ay nakalikhâ rin ng mga himig na may matinding datíng sa damdámin ng mga nakikinig.

Ang **balitaw** naman ay isa ring kantang hinango sa musikang kanluranin ngunit nabigyan din ng lokal na kulay, lalong-lalo na sa nilalamán ng mga titik na may kinalaman sa búhay sa nayon, tulad ng pagtatanim, pagbabakya, lawiswis kawáyan, at ibá pa.

Mayroon din namang mga himig na nabahiran ng impluwensiyang kanluran ngunit ginagamit sa ibáng konteksto ng pagpapahayag tulad ng **pasyon** at **dalit** na inaawit sa paggunita ng Mahal na Araw ayon sa kaugalian ng Katolisismo. Idinaraos ang mga awit na ito bílang pagninilay at panalangin na nauukol sa Poong Maykapal at hindî para sa mga tao.

Ang mga **awit** at **korido**, mga mahahabàng salaysay na kinatha ng mga makatà noong panahon ng kolonyalismong Español tulad ni Francisco Baltazar, ay ibinabahagi rin sa pamamagitan ng pag-awit. Kung kayâ batay sa paglalahad na ito, ang musika o palatunugan ay masasabing may ibá't ibáng antas ng kahalagahan sa konteksto ng Kapilipinuhan sa larangan ng sining.

Sa mga tugtúging nalilikha sa pamamagitan ng mga instrumento, maituturing din ang mga ito bílang musikang Filipino. Halimbawa na ang **rondalya** na minana natin sa España. Ang rondalya ay isang pangkat ng mga instrumento na may kuwerdas at kinakalabit para mapatugtog ang mga ito. Unang-una, ang mga tugtúgin ay pawang ginawa ng mga Filipino ayon na rin sa kaniláng mga pangangailangan tulad ng pagsaliw sa mga tradisyonal na sayaw at pagtugtog ng mga awiting-bayan o mga *folksong*. Pangalawa, ang tunog mismo ng rondalya ay nabago dahil sa mga binagong kasangkapan nitó tulad ng pagdagdag ng mga kuwerdas sa bandurya, patí na ang kahoy na ginagamit sa paggawa nitó na pawang gáling sa Filipinas. Dahil dito, ang tunog ng rondalya sa Filipinas ay kakaibà rin sa tunog ng rondalla sa España at sa ibáng bansa, sapagkat naaayon ito sa panlása ng mga Filipino.

Ang ibá pang musika na nilikhâ at patúloy na nalilikhâ ng ating mga kompositor ay masasabing ekspresyong Filipino sapagkat naiibá rin ang mga ito sa mga likhâ ng mga banyaga. Kasáma na rito ang mga obra para sa mga

instrumentong kanluranin tulad ng orkestra simponika, piyano, organo, at ibá pa na kinatha na may paksaing Filipino tulad ng *Lahing Kayumanggi* ni Lucio San Pedro na tungkol sa pakikidigma ng mga Filipino sa mga Hapón noong Ikalawang Digmaang Pandaigdig, at ng *By the Hillside* ni Antonino Buenaventura na tungkol naman sa musika sa Cordillera. Sa larang naman ng pagtatanghal panteatro, ang mga **sarsuwela** ay patungkol sa búhay at adhikaing Filipino at ang mga ito ay isinadula sa mga wika sa Filipinas, tulad ng Tagalog, Iloko, Hiligaynon, at Bikol. Ang mga **opera** naman ay hindî lamang nakatitik sa Filipino kundî tumatalakay rin sa kasaysayan ng Filipinas tulad ng *Noli Me Tangere*, *Binhi ng Kalayaan*, at *La Loba Negra*.

Sa larang naman ng musikang popular, ang mga pormang banyaga ay nagkaroon din ng tatak Filipino. Unang-una, ang ginagamit na wika ay pawang mga wika sa Filipinas, at ang mga paksa ay pawang tungkol sa búhay-búhay sa Filipinas, kasáma na ang pagpapahayag ng pag-ibig ng isang Filipino at ibá pang kaisipan at kaugaliang Filipino sa kalunsuran man o sa kanayunan.

Ito ang kabuoan ng tinatawag nating musikang Filipino, na sa nasabi na, ay nag-ugat sa ating pakikipag-ugnay sa kanluraning mga kultura tulad ng sa Europa at America.

Ngayon naman ay dumako táyo sa mga ganápang sining sa daigdig ng mga katutubong Filipino—mga tunay na natatangi at walâng masasabing minana sa ibáng kultura. Sari-sari ang mga ito, búhat sa mga inaawit hanggang sa mga tinutugtog at isinasayaw. Ang unang pagkakaibá ng mga pormang ito sa mga musikang minana natin sa kanluran ay ang elemento nitóng pangkaranasan. Bagaman ang karamihan sa musikang nanggaling sa kanluran ay nagkakaroon ng kahulugan sa pakikinig at pag-aaliw, ang mga katutubong ekspresyon ay nagkakaroon ng halaga dahil sa ginagampanan nitóng papel sa búhay ng tao.

Ang isang halimbawa ay ang palatunugan ng **kwintangan kayu** ng mga Yakan. Ang kwintangan kayu ay binubuo ng limang kahoy na nakatalì sa isang kawáyan, na ang buong instrumento ay nakasabit sa punòng kaharap ang isang bukirin. Tinutugtog ito sa pamamagitan ng dalawáng pamalòng kahoy na ang tawag ay "lisag." Isa o dalawáng tao ang maaaring tumugtog nitó. Ngunit kailan ito tinutugtog? Isasabit ang kwintangan kayu kapag nag-umpisa nang magpunla ng mga binhi ang mga magsasaká. Pagkatapos, tinutugtog ito nang walâng humpay, araw man o gabí, hanggang sa ang mga binhi ay tumubò at maging isang tanim na halaman, na nagiging hudyat para ihinto na ang pagtugtog. Samakatwid, ang musikang ito ay hindî inilalaan para pakinggan ng mga tao, kundî upang bigyang-buhay ang mga binhi at maging palay ang mga ito, sa pamamagitan ng tunog at kapangyarihan nito.

Sa mga repertoryong pantinig naman, isa na sa mga mahiwagang awitin ang **badiw** ng mga Ibaloy sa lalawigan ng Benguet. Ang badiw ay idinaraos sa anumang okasyon tulad ng kaarawan, kasalan, binyag, ritwal sa patay, at sa ibá pang pagdiriwang, at kahit sa mga ordinaryong pagtitipon. Ang badiw ay maituturing na isang anyo ng panulaan na inaawit nang walâng paghahanda ng mga nakatatanda.

Ang pag-awit ng badiw ay ginagampanan ng isang soloista, na siyá ring mangangatha ng teksto. Ang solong bahagi ay tinatawag na "**manbadiw**." Kinakailangang ang manbadiw ay mahusay sa paglikhâ ng mga matulaing paglalarawan at mayroong malikhaing kapangyarihan sa kaniyang paglalahad. Ang paggamit ng simbolismo, metapora, singkahulugan, at malalalim o sinaunang katagâ sa ekstemporaneong paraan ang hinihingi sa isang mahusay na manbadiw. Isang mahalagang tuntúnin ay ito: kailangang sundan ang súkat na pipituhing pantig sa bawat linya, at may taglay ring tugma ang mga taludtod.

Ang parte ng koro na sumusunod sa solo at umuulit sa ilang salitâ sa linya ng teksto ay tinatawag na "**asbayat**," at ang grupo ay binubuo ng mga kababaihan na kilalá sa taguring "**man-atob**." Ayon sa tradisyon, ang pamamaraan sa pagkanta ng asbayat ay dapat na alam ng lahat ng babae sa lipunan, subalit sa kasalukuyan, bihira na sa nakababatàng kababaihan ang lumalahok sa badiw. Mahalaga ang papel na ginagampanan ng asbayat sa balangkas pangmusika ng badiw. Hindî maidaraos ang badiw kung walâng asbayat, at kung may mag-aasbayat naman ay maaaring mag-badiw kahit na sa anumang oras at pagkakataón.

Bagaman maaaring masabi ng isang baguhan sa tunog nitó na ang badiw ay isang payak na uri ng musika dahil sa paulit-ulit na gawî ng himig nitó, hindî lang iilang púnto ang nakatatawag-pansin sa kabuoan ng pagganap sa badiw bílang isang uri ng musikang pantinig. Isa na rito ang pagiging malikhain at matulain ng mga kumakatha at umaawit ng mga badiw. Ang paggamit ng mga talinghaga, singkahulugan, at malalalim na salitâ sa isang pagkakataón gayong walâ halos panahon sa paghahanda ng mga sasambiting teksto, ay nagpapatunay sa mga di-pangkaraniwang katangiang pansíning ng mga mambabadiw. Pangalawa, pumapaibabaw sa mga ito ang matinding paniniwala at pagtitiwala sa kapangyarihan ng Maykapal. Halos lahat ng badiw na inawit sa ibá't ibáng uri ng pagdiriwang at pangmaramihang salusalo ay may tuwiran o di-tuwirang pakikipag-ugnay sa Poong Maykapal. Ilan lang ang mga ito sa nagpapakíta sa katangian ng badiw bílang isang kakaibang awitin sa mga anyong pansíning ng mga Filipino.

Ang mga Mëranaw naman ay may isang sining pantinig na tinatawag na "**bayok**." Ang bayok ay isang talumpating kinakanta sa mahahalagang okasyon tulad ng kasalan, pagbisita ng isang datu, pagtatapos sa pag-aaral ng Qur'an, at paligsahan sa pagganap ng bayok. Inaawit ito ng laláki't babae na tinatawag na

**pabubayok**, ngunit higit na nakapupukaw kung ginagampanan ito ng isang babae. Ang isang mangangantang babae ay dapat na walâng asawa kung kayâ kinagigiliwan ng kalalakíhan ang isang manganganta lalong-lalo na kung siya ay magaling at kaakit-akit. Ngunit higit pa rito, mas mahalaga ang teksto ng bayok na inaawit nang walâng papel at biglaan. Inuumpisahan ang pag-awit ng bayok sa pamamagitan ng paghuni sa mababàng tinig ng mga tunog na walâng kahulugan. Unti-unting itataas ang tono hábang sinasambit ang mga unang salitâ gámit ang retorika ng bayok. May mga alituntuning sinusunod sa retorika ng bayok. Unang-una, ang nilalamán ng teksto ay magsisimula sa kasaysayan ng bansa, kung papaano ito nagsimula, ang mga bayani nitó, at ibá pa. Sa paglaon naman, iniuugnay ang bansa sa kultura ng mga Mëranaw. Matapos ang paglalahad na ito, iuugnay naman ang kulturang ito sa okasyon at sa ilang kaalaman tungkol sa mga pinararangalang panauhin na nararapat lámang na alamin ng isang pabubayok. Matapos ng mahabàng pagsasalaysay, uumpisahan ng pabubayok ang pagbanggit sa mga linya búhat sa epikong *Darangen* na kailangang iugnay sa mga nabanggit na impormasyon at salaysay. Dito wawakasan ng pabubayok ang kaniyang pagganap alinsunod sa mga pamamaraan ng pagtatapos at pamamaalam.

Totoong masalimuot ang mga alituntunin na ginagampanan ng isang pabubayok, kung kayâ ang pag-aaral ng sining ng bayok ay isa ring mahabàng proseso. Nagsisimula ito sa pag-aaral sa isang guro, pagmememorya ng mga nakasulat na halimbawa, at pag-aaral din ng ibáng sining tulad ng pagtugtog ng kulintang o pagsasayaw ng singkil upang maisadiwà ang malawak na saklaw ng kultura ng Mëranaw. Bagaman inaawit ang kabuoan ng bayok, ang pinakalayunin nitó ay magsilbing talumpati na isinasagawa sa pamamagitan ng isang masusing proseso ng pagpapakadalubhasa.

Tumúngo naman táyo sa Kailokohan. Matatagpuan dito ang isang kinaugaliang pagtatanghal na tinatawag na **dallot**. Ang isang uri ng dallot ay tinatawag na "**insiglot**" o "**inikamen**," isang pormal na pag-uusap o pakikipagtálo ng dalawáng partido. Isinasagawa ito, halimbawa, sa pamamanhikan ng mga magulang ng isang ikakasal. Sa ganitóng pagkakataón, pinag-uusapan ang kalagayan, magagandang katangian, patí na ang mga kakulangan ng mga mag-iisang-dibdib. Nakaupô sa isang banig na gawa sa buri, ang dalawáng magkausap ay binibigyan ng **basi** o alak na gawa sa tubó at isang basket ng **mamaen** o nganga. Bago silá uminom ay magtatagayan muna silá at iinumin ang basi upang lalong gumanda ang mga sasambitin ng isa't isa. Ang dallot ay inaawit ng amá ng laláki, at pagkatapos, ay sasagutin ng amá ng babae. Matatapos ang sagútan kapag pumayag na ang amá ng babae na ituloy ang kasal. Kung minsan, ang pag-uusap o pag-awit na ito ay sinasaliwan ng pagtugtog ng plawtang kawáyan o ng gitara na may limang kuwerdas, kung kayâ ang buong eksenang ito ay maituturing na isang pagtatanghal na pangmusika.

Sa mga Matigsalog naman, mayroon siláng tinatawag na "**babawkan**," isang natatanging ganápang sining. Sa anyong ito, ang isang babae at isang laláki ay sumasayaw, tumutugtog, at kumakanta; ang kumakanta ay ang babae. Ang babawkan ay isang salaysay tungkol sa mga karanasan sa búhay lalong-lalo na bílang katutubo. Ngunit kakaibá ang anyong ito sapagkat hábang kinakalabit ng laláki ang isang luta na ang tawag ay "**kudlong**," at ang babae naman ay tinutugtog ang isang sitarang kawáyan na ang tawag ay "**sauroy**," ang dalawáng pares ay sumasayaw sa isang nakaiigayang koreograpiya—kung minsan ay nagsasalubong, kung minsan ay nagsasáma, at kung minsan naman ay lumilihis sa isa't isa. Ngunit ang nagbibigay ng halaga sa ganitóng pagtatanghal ay ang pagkanta ng babae sa isang mahabàng tono na tumutuloy sa pagbigkas ng salaysay sa isang himig na para bang may alingawngaw sa hulí. Ang buong pagganap sa sining na ito ay hindî lang maituturing na paglikhâ ng musika kundî isang kakaibáng ekspresyong gumagamit hindî lang ng tinig, kundî patí na ng katawan at mga daliri upang magpatunog ng mga instrumento.

Totoong kakaibá ang mga ekspresyon ng mga katutubo kaysa musika ng mga naninirahan sa kapatagan at lungsod. Ngunit ang lahat ng ito ay sumasakop sa mga anyong pansíning ng mga Filipino. Maraming uri at marami ring ginagampanang tungkulin sa búhay ng isang mamamayang Filipino ang mga musikang ito. Ang lahat ng ito ay sumasalamin sa isang lipunang hitik sa yaman sa pagpapahayag ng diwà at mga adhikain, kung kayâ marapat lang nating pagyamanin ang mga ekspresyong ito na nagpapatunay na táyo ay may naiibáng pambansang identidad at kultura.

## Mga Sanggunian


Santos, Ramon, ed. 2013. *Dictionary of Filipino Musical Terms*, unang edisyon. UP Center for Ethnomusicology.

Santos, Ramon. 2005. *Tunugan: Four Essays on Filipino Music.* University of the Philippines Press.

Santos, Ramon. 2017. *Vocal Repertoire of the Ibaloy from Kabayan.* University of the Philippines Press.

Tiongson, Nicanor G., ed. 1994. *Encyclopedia of Philippine Art.* Vol. VI *Music*. Cultural Center of the Philippines.

# ANG LIPUNANG FILIPINO: ISANG PAGLILIMI UKOL SA MODERNISASYON AT GLOBALISASYON

Randolf S. David

Marami pong salamat sa inyong paanyaya na ako ay makibahagi sa pambihira at napapanahong pagtitipong ito. Malugod kong binabati ang aking mga kapuwa tagapagsalita at lahat ng kalahok sa ating Kongreso. Nagpapasalamat din ako sa mga institusyon at organisasyong nagbuhos ng oras at págod upang maisakatuparan ang mga layunin ng Kongresong ito na itampok ang mga araling Filipinas sa wikang Filipino.

Ang pamagat ng aking panayam ay: "Ang Lipunang Filipino: Isang Paglilimi Ukol sa Modernisasyon at Globalisasyon." Hindi naging madalî sa akin ang pagsúlat sa panayam na ito. Tulad ng ibá pang mga sangay ng agham panlipunan sa Filipinas, ang disiplina ng Sosyolohiya na aking kinabibilangan ay nahubog at nasanay sa wikang Ingles.

Dahil dito, lubhang naging limitado ang pakikipag-usap ng aking disiplina sa kinapapalooban nitóng lipunan at kultura.

Una kong napansin ang malaking kakulangang ito nang pumasok ako sa telebisyon noong 1986, sa gitna ng pambansang pagsasaya at talakayang binuksan ng mapayapang pag-aalsa sa EDSA. Mula sa pagtuturo sa pamantasan, nahikayat akong maging anchor ng isang talk show sa wikang Filipino. Dito ko unang napagtanto ang kahalagahan ng wika sa proseso ng demokratisasyon. Sa loob ng mahigit isang dekada, ang programang "Public Forum" ay nagsilbing daluyan ng aktibong paglahok ng mga panlipunang disiplina ng bansa sa malawak na daigdig ng pangmadlang komunikasyon at pambansang kumbersasyon. Ngayon, marami nang gisíng sa katotohanan na ang agham panlipunan ay may mahalagang papel na maaaring gampanan sa pagmamasid ng lipunang Filipino sa kaniyang sarili. Sa wikang Ingles, "a tool of social reflexivity."

Ito ay isang papel na hindi madalîng gampanan. Ang sinumang pumapasok sa ganitong larangan ay kaagad nahaharap sa isang hámon. Hindi raw kompleto ang anumang pag-aaral ukol sa lipunan, kung di nitó kaakibat ang pagtukoy sa tamang direksiyon ng pagbabago ng lipunan. Sa mga salitâ ni Marx, "Philosophers have only interpreted the world in various ways; the point, however, is to change it."

Dahil dito, malaking responsabilidad ang nakaatang sa balikat ng mga panlipunang siyentipiko. Lagi siláng inuusig ng kasaysayan at pirmeng tinatanong: ano nga ba ang dapat gawin para mapabilis ang pag-unlad ng lipunang ating pinag-aaralan?

Matindi ang presyur ng ganitong paniniwala, lalo na para sa mga panlipunang siyentipiko dito sa Filipinas. Hindi mahirap ipaliwanag kung bakit ganito kalawak at kabigat ang inaasahan mula sa ating mga panlipunang siyentipiko.

Mahigit pitumpung taon nang nagsasarili ang Filipinas bílang isang bansa. Kung tutuosin, malayo na dapat ang narating nitó. Pero bakit patuloy pa ring binabagabag ang mga Filipino ng mga lumang problema? Laganap na kahirapan at kamangmangan, lumalawak na agwat ng mahirap at mayaman, lumolobong populasyon na walang kinabukasan, at marami pang ibá.

Bakit hanggang ngayon ay talamak pa rin ang katiwalian sa pamahalaan, wala pa ring katatagan sa ating sistemang pampolitika, at ang katarungan ay hawak pa rin ng iilang may pera at impluwensiya? Pitumpung taon na táyong nagsasarili pero litó pa rin ang marami sa ating national identity o pambansang pagkakakilanlan. Di ba't kaakibat nitó ang kawalan ng kumpiyansa sa sariling kakayahan; at ang ugat nitó ay ang ating sistemang pang-edukasyon?

Higit pang tumitingkad ang mga lumang problemang ito kapag nakikíta natin ang tagumpay ng mga kapitbahay natin sa Silangang Asia sa larangan ng ekonomiya at teknolohiya, sa edukasyon at kultura. Ang ganitong paghahambing ay lubos na nagpapabigat sa ating mga kalooban.

Isipin na lang: Mas nauna ang Filipinas sa maraming bansa sa Asia sa pagtamo ng pambansang kalayaan. Nauna rin táyo sa pagtahak sa landas ng modernong pamumuhay—sa edukasyon, sa politika at pamahalaan, sa ekonomiya, sa komunikasyon, sa siyensiya, at teknolohiya. Katunayan, madalas sabihin, na hanggang noong dekada sesenta, pangalawa lámang táyo sa bansang Japan sa halos lahat ng sukatán ng kaunlaran. Pero, huwag na ang Japan—nasaan ba táyo ngayon kung ihahambing sa Singapore, sa China, sa Malaysia, sa Thailand, at sa South Korea? Malayo na rin ang narating ng mga bansang ito. Ang China, marahil, ang pinakanakamamangha sa larangan ng kaunlarang pang-ekonomiya. Sa loob lámang ng tatlong dekada, ganap na napawi ng China ang gutom at kahirapan ng nakararami sa kaniláng mamamayan. Sa gitna ng krisis sa pandaigdigang ekonomiya, nagpatuloy ang paglakas at pamamayagpag ng bansang ito dahil sa kaniyang matatag na lideratong pampolitika. Kahit ang Vietnam, na kailan lang ay inabó ng giyera, ay matagal nang nakabangon, at ngayon ay isa nang maunlad na bansa. Hindi magtatagal at iiwanan din táyo ng Vietnam.

Ano ang ipinagkaibá natin sa mga bansang ito? Wala akong maisip na dahilan kundi ang pagkakaroon ng isang matatag na pambansang liderato. Ng isang pambansang bisyon na nananatiling buháy sa kabila ng pagpapalit ng mga pinunò. Isang matibay na pambansang mithi at plano na hindi binabago para mapagbigyan lang ang nakaupo.

Madalas tukuyin ang panlipunang disiplina at katatagang natamo ng mga bansang ito sa ilalim ng kaniláng mga nagpundar na lider na kilaláng may kamay na bakal—sina Lee Kwan Yew ng Singapore, Deng Hsiaoping ng China, at Park Chunghee ng South Korea. Sadyang di-matatawaran ang kalidad ng kaniláng pamumuno. Mahirap maunawaan ang narating na ng Singapore nang hindi tinutukoy ang kakaibáng pamumuno ni Lee Kwan Yew. Subalit, para sa akin, ang pamamaraang kamay na bakal na ginamit sa Singapore, China, at South Korea ay isa lámang estilo ng pagbuo ng isang matibay na pambansang pagnanasà o "national will." Ito ay isang estilo na hangò sa sariling karanasan at kultura ng mga lipunang ito. Hindi nilá ito basta kinopya na lang sa ibá. At hindi rin ito maaaring basta na lang kopyahin ng ibáng bansa.

Sa halip na mangopya, dapat matuto ang mga bansa sa mas malawak na palítan ng mga karanasan. At sa ganitong paraan, marahil, matutuklasan na ang bawat tagumpay sa isang larangan ay may kaakibat na pasakit sa ibáng larangan.

Hindi ako naniniwala na ang awtoritaryanismo o kamay na bakal ay angkop sa lahat ng pagkakataon, o sa lahat ng lipunan. Ginamit na ito ni Marcos noong 1972, nang magdeklara siyá ng Martial Law—hindi lámang para supilin ang rebelyon kundi para magtayô ng tinawag niyang isang "Bagong Lipunan." Hindi ito ang pagkakataon para himayin ang lahat ng sanhi ng pagkabigo ng eksperimentong ito. Sapat nang sabihin na halos labing-apat na taon din ang nawala sa atin dahil sa mapangahas na proyektong ito ni Marcos. May dahilan kung bakit dapat nating balik-balikán ang madilim na yugtong ito ng ating pambansang kasaysayan, at itanong kung saan táyo nagkulang, at kung ano ang naging kapalit ng sakripisyong ito.

Bagong instructor ako sa UP nang ipataw ang Batas Militar. Ang natural na reaksiyon naming mga guro at estudyante sa diktadura ni Marcos noon ay ang tutulan at labánan ito. Dahil walang puwang sa isang demokrasya ang paggámit ng kamay na bakal para lutasin ang mga batayang problema ng bayan—kahit pa halos lahat ng bansa sa Timog Silangang Asia noon ay nása ilalim ng sistemang diktadura. Marami sa mga teknokrat na kinuha ni Marcos para sa kaniyang gabinete ay gáling sa aming pamantasan. Sa halip na ito ay magpanatag ng loob, ito ay lalo lámang nagpaapoy sa aming gálit.

Sa aming paningin, taliwas ang awtoritaryanismo sa tradisyon ng demokrasya at malayàng debate na nakagisnan at nakasanayan na sa ating lipunan. Hindi namin pinansin ang argumento ng mga teknokrat noon na di-angkop ang pampolitikang sistemang hangò sa America sa atrasadong lipunang Filipino.

Ayon sa kaniláng pananaw, sa halip na human rights at civil liberties ang itampok, ang dapat daw pagtuonan ng pansin ay ang pagpapaunlad sa ekonomiya, at ang pagkakaisa ng sambayanan o "social harmony" sa ilalim ng pamunuan ng isang malakas na estado. Hindi kami naniwala rito; sa aming paningin, ang mga teknokrat ay lumilikha lámang ng shortcut para sa mga problemang higit na masalimuot kaysa sa nakikíta nilá sa mga makitid na lente. Marahil ganun din kami. Ang tanging nakíta namin kay Marcos ay isang tiwalîng diktador na naghahangad lámang maging pangulo panghabambuhay, isang politikong suportado ng mga Americano bílang isang matatag na kaalyado laban sa komunismo.

Bakit ko binabalikan ang mga panahong yaon? Sa isang dahilan lámang. Nais kong ipakíta kung gaano kahirap ipaghiwalay ang siyentipikong pagsusuri ng isang lipunan sa isang political na programa ng pagbabago.

Dahil sa tindi ng mga problemang kinakaharap ng ating lipunan, madalas ituring na isang kalabisan, "a luxury," sabi ng ibá, ang siyentipiko at obhetibong pag-aaral ng lipunan. Kayâ naman, maraming iskolar ng bayan ang nahikayat na iwaksi ang pag-aaral, upang tutukan ang sa kaniláng paningin ay higit na mahalagang tungkulin ng rebolusyonaryong pagbabago. Ang ibinunga nitó, sa kalaunan, ay ang labis na pagbibigay-halaga sa ideolohiya kasabay ng pagmamaliit sa siyensiya. At ang paglaganap ng paniniwalang lahat ng agham panlipunan ay mapanlinlang na anyo lámang ng burgis na ideolohiya.

Malaki ang naging epekto nitó sa aking disiplina, ang disiplina ng Sosyolohiya. Sa halip na masusing pag-aralan ang nagbabagong-hugis ng lipunang Filipino, maraming oras ang ginugol namin sa mga tagisang ideolohiko. Kapitalista ba ang Filipinas o mala-piyudal? Sosyalismo ba ang tugon o pambansang demokrasya? Ang estado ba ay bulag na kasangkapan lámang ng naghaharing-uri; o ito ba ay isa ring komplikadong larangan ng tagisan ng mga uring panlipunan. Ito ang naging sustansiya ng mga debate noon. Sa halip na maging gabay sa pananaliksik at pag-aaral, ang teorya ay nagsilbing isa pang larangan ng mga tagisang ideolohiko.

Bumagsak ang diktadurang Marcos matapos ang mahigit isang dekada, sa paraang di-inaasahan. Naibalik ang demokrasyang kaniyang winasak. Ngunit, taliwas din sa inaasahan, hindi nagbago ang sitwasyon ng nakararaming maralita at naghihikahos. Sa ilalim ng pamumunong iniluwal ng mapayapang protesta sa EDSA, nanatili ang lumang sistema ng pag-aari at pamahalaan. Sa kabila ng matatayog na pangako ng isang bagong saligang-batas, nanatiling buháy ang mga lumang problema at lumang sistema ng pamamalakad sa bansa.

Noong 1974, sinimulan ni Marcos ang konsepto ng overseas contract workers o ang pagpapadalá ng mga Filipino sa ibáng bansa bílang pansamantalang tugon sa kawalan ng trabaho sa Filipinas. Tatlong dekada matapos mapabagsak si Marcos, patuloy pa ring humuhugot ng pag-asa sa pangingibang-bansa ang maraming Filipino. Hanggang ngayon, ito pa rin ang sandálan ng ating ekonomiya—ang mahigit dalawang bilyong dolyar na ipinadadalá ng ating mga OFW bawat buwan.

Gustuhin man nating kumalas sa ganitong sistema ng makabagong pagkaalipin, hindi na natin káya. Halos bawat institusyon ng ating lipunan ay umaasa rito—ang mga bangko, ang mga shopping malls, ang mga airline companies, ang mga telecommunication companies, ang mga real estate companies, mga pribadong eskuwelahan, at ang di-mabilang na karaniwang pamilya at komunidad na nakatali rito.

Sa ganitong paraan, unti-unting nahuhubog ang isang lipunan— halos hindi mapapansin ang mabagal na pagbabagong-anyo nitó.

Ito ang dapat pinagtutuonan ng pansin ng mga panlipunang pag-aaral—kung paano nagiging mas kompleks at nadaragdagan ang mga problema ng lipunan, kung paano dumarami ang estilo ng pag-iisip at pamumuhay sa pagdaan ng panahon, at kung paano natin tinutugunan ang mga hámong dulot ng komplehidad. Hindi lámang ang ating lipunan, kundi ang buong mundo ang nagbabago—katulad ng ipinahihiwatig ng salitâng globalisasyon. Násа gitna táyo ngayon ng prosesong ito, ngunit hindi pa natin ito gaanong nauunawaan.

Dahil sa malaking atensiyong ibinubuhos natin sa politika, akala natin lahat ng problema ng mamamayan ay kaagad-agad mahahanapan ng solusyon ng pamahalaan. Dahil dito, madalî táyong nagsasawa sa mga namumuno sa atin, at laging nakatuon ang ating interes sa susunod na eleksiyon. Nananatili táyong bulag sa ibá pang dimensiyon ng panlipunang pagbabago at sa mga naiibáng hámong dalá nitó.

Nariyan ang hámon ng migrasyon at ang tinaguriang "financialization" ng ekonomiya na kaakibat ng umiiral na globalisasyon. Nariyan ang hámon ng bagong teknolohiya ng komunikasyon, ng Internet at social media, ng "artificial intelligence," at ng mga tinatawag na "life sciences." Nariyan ang mga bagong modelo ng kapitalismo— tulad ng tinatawag na "sharing economy," na makikíta sa tagumpay ng Uber at Airbnb. (Ang Uber, marahil, ang pinakamalaking pandaigdigang kompanya ng transportasyon na walang sariling pag-aaring sasakyan; at ang Airbnb ang pinakamalaking kompanya sa paghohotel na walang pag-aaring kahit isang kuwarto o dormitoryo). Nariyan din ang mabilis na pagbabago ng mga relasyon natin sa isa't-isa bunga ng Facebook, Viber, Instagram, Twitter at marami pang plataporma ng social media. Mabilis na nagbabago ang ating lipunan, ang ating ugnayan sa isa't isa, pati na ang ating mismong mga sarili; subalit hindi natin ito ganap na nakikíta at nasusuri. At hindi makasabay ang ating mga batas at mga kinagisnang institusyon sa bilis ng mga pagbabagong ito.

Ako ay naniniwala na halos lahat ng krisis na kinakaharap natin tuwi-tuwina ay salamin lámang ng ating masalimuot na transisyon mula sa isang tradisyonal at mala-piyudal na lipunan tungo sa isang modernong lipunan. Akala natin matagal na táyong moderno, pero sa totoo lang, ngayon lang natin natututuhan at unti-unting naisasabúhay ang mga reglamento nitó. Sa yugtong ito, hayaan ninyong ilarawan ko kahit sa isang pahapyaw na paraan lámang ang buod ng sosyolohikong pananaw sa isang lipunang nagdaraan sa proseso ng modernidad o modernity.

Simple lang ang pakahulugan ko sa "modernity." Ito ay isang uri ng lipunan na ang pangunahing katangian ay ang pagbubukod ng mga panlipunang komunikasyon at interaksiyon, ayon sa gámit o "function." Halimbawa, kung dati ay lahi, angkan o pamilya, uring kinabibilangan, o kasarian ang pangunahing gabay sa komunikasyon—sa modernong lipunan, ang mga ganitong katangian ay unti-unting nawawalan ng halaga.

Dito, ang bawat larangan—halimbawa ang batas, politika, kabuhayan, pamilya, sining, o relihiyon—ay may kaniya-kaniyang takdang midyum ng komunikasyon. Sa negosyo, wastong produkto o serbisyong kapalit ng salapi ang tanging kinikilála, hindi koneksiyong politikal o di-kayâ ay pangakong kaligtasan sa kabilâng-búhay. Sa politika, ang nangungusap ay ang lehitimong kapangyarihan; sa batas: katwiran, hindi ang dami ng pera; sa larangan ng siyensiya: katotohanan, hindi ang pananampalataya o moralidad; sa pamilya: pagmamahalan o pagmamalasakit. At marami pang ibá. Ang proseso ng unti-unting pagbubukod o differentiation ng ibá't ibáng larangang ito sa lipunan ay higit, marahil, mapapansin sa panahon ng transisyon—kung saan ito ay nagbubunga ng kalituhan na malimit humantong sa away.

Krisis ang kadalasang epekto ng di-pagkakaunawaan sa komunikasyon. Sapagkat mga lumang pamamaraan pa rin ang pílit na iginigiit sa loob ng dapat sana ay mga bagong panlipunang estruktura at institusyon.

Magandang ihalimbawa ang krisis na idinulot ng trahedya sa Mamasapano noong 25 Enero 2015—kung saan apatnapu't apat na pulis na miyembro ng Special Action Force ang namatay nang silá ay pagtulungan at paputukan ng nagsanib na puwersa ng mga rebeldeng Moro sa Maguindanao. Inatasan siláng hulihin o patayin ang diumano'y kilabot na teroristang si Marwan at ang kaniyang kasámang si Basit Usman sa pamamagitan ng isang surgical strike na dinisenyo at pinondohan ng mga Americano.

Napag-alaman sa imbestigasyon ng PNP Board of Inquiry na ang punò't dulo ng maraming kapalpakang naganap sa operasyong ito ay ang paghahalò ng personal na relasyon at propesyonal na pananagutan. Sa isang lumang lipunan, sadyang malawak ang saklaw ng pagkakaibigan. "Walang iwanan," ika nga. Tíla ganoon na nga ang dahilan kung bakit ipinagkatiwala ni Pangulong Aquino ang pangangasiwa sa Oplan Exodus sa noon ay suspendido nang hepe ng pambansang

kapulisan na si Hen. Alan Purisima, gayong alam niyang wala na itong legal na karapatang makialam sa anumang operasyon ng pambansang kapulisan. Isang malaking palatandaan ng isang tradisyonal na lipunan ang pagbibigay-puwang sa matalik na pagkakaibigan sa mundo ng opisyal na panunungkulan. Pinagbigyan at pinagkatiwalaan ng dáting Pangulong Aquino si Hen. Purisima dahil sa kaniláng matibay na pagkakaibigan. Nagtiwala at nakinig naman si Hen. Napeñas, ang naatasang tagapangasiwa ng maselang operasyong ito, kay Purisima dahil sa kilálang malapít na relasyon nitó sa Pangulo. Gayundin, umasa si Hen. Purisima na kahit wala na siyáng opisyal na awtoridad na mag-utos, pakikinggan pa rin siyá ni Hen. Gregorio Catapang, ang pinunò ng sandatahang lakas, sapagkat magkaklase silá sa PMA. Ang ganitong paghahalo ng tradisyonal na relasyon at modernong pananagutan ay matingkad na lumalabas lalo na kapag nagkakabolilyaso. Ganoon na nga ang nangyari sa Mamasapano. Hindi nasunod ang "chain of command."

Hindi ako abogado, kayâ't hindi ko tiyak kung saklaw pa rin ng lehitimong kapangyarihan ng Pangulo ang pagbibigay-papel sa isang suspendidong opisyal sa paglulunsad ng isang operasyong panseguridad. Ngunit, sa pananaw na sosyolohiko, sa sitwasyong ito, ay tíla nagkulang si Presidente Aquino sa pagbubukod o "differentiation of functions." Sa isang bandá, hindi siyá nangiming makialam sa pagpaplano sa mga taktikal na aspekto ng maselang operasyong ito kahit wala siyáng kasanayan dito. Ngunit, sa kabilâng bandá, nakaligtaan niyang magbigay ng payo at paalala tungkol sa mga bagay na, sa modernong lipunan, ay bahagi ng tungkulin ng isang pangulo. Tulad ng pagbabalanse ng ibá't ibáng layunin ng pamahalaan. Kung mayroon mang dapat sana ay nagpaalala kay Hen. Purisima at Hen. Napeñas na dapat siláng mag-ingat upang hindi makompromiso o malagay sa alanganin ang usaping pangkapayapaan sa Moro Islamic Liberation Front—si Pangulong Aquino dapat iyon. Sa kaniyang nibél nagaganap ang pagtitimbang at koordinasyon ng ibá't ibáng patakaran at mithi ng pamahalaan. Dahil sa ibinungang trahedya ng pagkukulang na ito, lubos na naapektuhan ang pagbabalangkas ng isang makatarungan at matibay na kapayapaan sa Mindanao.

Bagaman magkaibá ang kaniláng estilo ng pamumuno, si Pangulong Duterte na pumalit kay Pangulong Aquino ay higit pang matingkad na produkto ng lumang lipunan at kultura.

Masdan na lámang ang malimit na paghahalò ng relasyong politikal, negosyo, pagkakaibigan, kapamilya, ka-eskuwela, ka-fraternity, kababayan, hustisya, at personal na atraso sa administrasyon ni Pangulong Duterte. Sinasalamin nitó ang paggámit sa puwersa ng lumang awtokratikong pamumuno upang tugunan ang mga problemang tíla hindi makayanang solusyunan ng mga hiram na demokratikong institusyon ng ating lipunan. Gaano man kasalimuot ang mga problemang ito—maging ito man ay ang paglaganap at paggamit ng bawal na droga, krimen, katiwalian, insureksiyon, kahirapan, lumalaking agwat ng mayaman at mahirap, mabagal na sistema ng hustisya—tíla ang tanging solusyon ay kamay na bakal. Sa

halip na dumaan sa wastong proseso ng batas, ang nakikítang lunas ay ang pagpataw sa hustisya ng gantíhan—mata sa mata, at ngipin sa ngipin—at kaakibat nitó, ang kagyat na pagparusa, upang magsilbing leksiyon sa lahat. Alam nating lahat na ito ang sinapit kamakailan lang ng kontrobersiyal na pamilyang Parojinog, na minsan nang tinagurian ni Pangulong Duterte na isang sindikato sa droga.

Totoo nga, marahil, na ang pagkiling sa pamumunong kamay na bakal ay bunga ng isang bigong demokrasya. Iniaatang ng ganitong sistema ng pamumuno sa balikat ng isang matapang na lider ang lahat ng pananagutan para sa anumang desisyon. Walang-duda na nakuha ni Pangulong Duterte ang tiwala ng nakararaming Filipino dahil wala siyáng pag-aatubiling umako sa responsabilidad na ito. Madalas niyang sabihin na wala siyáng tákot na mabilanggo kung siyá ay nagkasala o mamatay kung kailangan. At gayundin, na wala rin siyáng tákot na pumatay at magpawalang-sala sa sinumang inutusan niyang pumatay. Paulit-ulit niya itong idinidiin sa kaniyang mga talumpati, at wala pang pagkakataon na ito ay hindi niya pinanindigan.

Masdan ang kaniyang determinasyon na ibalik sa puwesto si PNP Superintendent Marcos kahit siyá ay nahaharap sa kasong pagpatay kay Mayor Espinosa ng Albuera Leyte, dahil sa ito ay hindi pa napapatunayang maysala. Subalit, taliwas sa lohikang ito, masdan din ang kaniyang utos na ipabilanggo ang kaniyang mahigpit na kritikong si Senador Leila de Lima kahit hindi pa ito napapatunayang maysala at kahit pa ang mga tumestigo laban sa kaniya ay pawang mga convict at bilanggo sa Muntinlupa.

Masdan din ang kaniyang matibay na desisyon na makipagkasundo sa bansang Tsina sa harap ng agresibong asta nitó saWest Philippine Sea. Masdan ang mabilis na pag-akò niya sa responsabilidad na payagang ilibing ang labí ng dáting Pangulong Marcos sa Libingan ng mga Bayani sa kabila ng mahigpit na pagtutol ng maraming Filipino. Parehong taliwas sa popular na opinyon ang dalawang desisyong ito ng Pangulo, subalit naipatupad niya at pinanindigan ang mga ito.

Sa tingin ng marami, ito ang lider na kailangan para sa isang bansang katulad natin—bukás at walang itinatago, mabagsik sa sinumang kaaway, magaspang sa pananalita subalit maawain sa mga salat sa búhay. Walang-patawad sa mga kriminal na hindi marunong magpahalaga sa búhay ng ibá, at handang pumatay sa sinumang kaaway ng bayan. Ngunit, gaano man siyá katalino at katapang, ang ganitong pinunò ay hindi maaaring nása lahat ng lugar sa lahat ng oras. Kung wala siyáng kakayahang makíta ang lahat, kanino siyá magtitiwala? Sa hulíng suma, sino ang kaniyang pakikinggan? Ano ang pagbabatayan niya sa kaniyang mga desisyon?

Hindi maiiwasang pansinín na ang lahat ng katangiang aking nabanggit ay salungat sa anyo ng pamumuno na makikíta sa isang modernong lipunan. Sa isang modernong lipunan, ang kapangyarihan ng estado ay hawak ng magkakapantay

pero magkakahiwalay na sangay ng gobyerno. Pamilyar táyo sa konseptong ito. Tungkulin ng lehislatura ang magpasa at magrepaso ng mga batas; tungkulin naman ng ehekutibo ang magpatupad sa mga ito nang naaayon sa batas. Násа kamay naman ng hudikatura ang pagtiyak kung ano ang naaayon sa batas. Ayon sa teorya ng modernidad, isang malaking kapamahakan para sa isang lipunan na ipagkatiwala ang magkakahiwalay na tungkuling ito sa iisang tao lámang at sa kaniyang mga pinilìng katrabaho.

Batid ito ng maraming Filipino. Subalit, tíla ubos na ang kaniláng pasensiya sa bulok na sistema ng umiiral na demokrasya sa bansa. Ito ang ipinakíta nilá noong nakaraang eleksiyon, bagay na ikinagulat ng maraming analyst. Naintindihan nilá ang mensahe ni Mayor Digong noong panahon ng kampanya nang sabihin niya na siyá ang "hulíng baraha" ng bayan. Ito ay kaniyang pinatotohanan sa pamamagitan ng walang-habas na pagpatay sa mga libo-libong drug suspects sa unang taon pa lang ng kaniyang pamumuno.

Subalit, ito nga ba ang solusyon sa problema ng droga—ang lipulin ang lahat ng gumagamit nitó upang ganap nang mawalan ng mga bumibili ng bawal na droga ng mga sindikato? Hindi maiwasang pansinín na—bukod sa tatlong mayor na pinatay—ang malaking bílang ng mga napapatay sa kampanyang ito ay mula sa hanay ng mahihirap.

Malaking balakid sa ating pag-unlad ang patuloy na pagdami ng maralita at nagugutom sa ating lipunan. Dalá ng kaniláng karalitaan, hindi silá kasali sa ibá pang mahahalagang larangan na makapagpapabuti sa kaniláng kalagayan—sa edukasyon, kalusugan, at negosyo. Ang karaniwang trato sa kanilá ay mga pasánin ng lipunan. Kasali silá sa politika, ngunit bílang sunod-sunurang botante lámang na walang kakayahang papanagutin ang mga opisyal na iniluklok ng kaniláng mga boto. Tuwing eleksiyon, silá rin ang nagbebenta ng kaniláng mga boto at umaasa sa mga politiko sa kaniláng bawat pangangailangan. Ganitong mga kalakaran ang nagpapahina sa ating sistemang pampolitika. Ito rin ang dahilan kung bakit tíla lalong dumadami ang political dynasties, at lalong nagiging mas magastos ang tumakbo sa eleksiyon.

Sa tradisyonal na lipunan, ang tugon ng mga nása kapangyarihan sa kahirapan ay gawin siláng mga alila at mga kapanalig na pinaasa sa iniaabot na biyaya. Sa isang modernong lipunan, ang sagot sa kahirapan ay hindi simpleng pagbibigay-biyaya—bagkus pagbibigay ng kakayahan at oportunidad sa lahat, upang silá ay makatakas sa ibá't ibáng anyo ng pagkaalila. Sa pamamagitan ng pagbibigay ng libre o abot-kayang edukasyon, suporta sa kabuhayan, kalusugan, at pabahay, inaakò ng isang modernong pamahalaan at komunidad ang pag-aangat sa katayuan ng bawat mamamayan, bílang batayang pananagutan ng pambansang pamunuan, at hindi bílang kapalit ng isang personal na obligasyon.

Naniniwala ako na ang kalayaan ng bawat mamamayan ay dapat may matibay na pundasyon sa kabuhayan. Imposibleng ipatupad ang demokrasya sa isang lipunang kalahati ng mamamayan ay lubog sa gútom at kahirapan. Kinakailangan ng malawak na pagbabago sa ekonomiya para mabigyan ang bawat Filipino hindi lámang ng pagkain, kundi ng kabuhayan at pag-asa.

Mahalaga ang pagpapalakas sa ekonomiya at ang makatarungang pagbabahagi ng mga bunga nitó. Pero huwag nating isipin na ang pagkakaroon ng malaki at malakas na ekonomiya ang pinakamataas na mithi ng isang lipunan. Maraming bansa ang patuloy na yumayaman ngunit nanatiling salat sa layunin, at bigong makalikha ng makatao at malayàng lipunan.

Marami ding bansa ang walang-pakundangang ipinagpapalit ang taglay na kagandahan ng kaniláng kultura't lipunan at kapaligiran matamo lang ang mga materyal na biyaya ng kaunlaran. Itinatayâ ang kapakanan ng kaniláng pamilya at pamayanan kapalit ng isang kinabukasang hitik man sa materyal na biyaya ay salat naman sa kahulugan.

Nása bingit táyo ng ganitong panganib. Wala akong maisip na higit pang masakit na halimbawa nitó kaysa ang walang-tigil nating pagpapadalá ng mga manggagawa at mga kasambahay sa ibáng bansa.

Sa halip na sariling mga anak ang alagaan, ibáng pamilya ang kaniláng inaaruga at pinaglilingkuran. Sa halip na ipagsabay ang pagpapaunlad sa bansa sa pagpapaunlad sa sarili, naisasakripisyo ang isa kundi man ang parehong layunin.

Dito, sa aking paningin, kinakailangan ang liderato ng isang maalam at may paninindigang pamahalaan. Isang gobyernong may malinaw at pangmatagalang plano, at ginagabayan ng makabagong siyensiya at sariling kultura't kasaysayan. Ang planong ito ang siyáng magsisilbing giya o pilosopiyang nása likod ng mga patakaran ng pamahalaan sa bawat larangan.

Ang isang bansang walang malinaw na plano o mithi para sa sarili ay tiyak na matatangay lang sa mabilis na agos ng globalisasyon. Ang pinakamalakas na sangay ng pandaigdigang puwersang ito ay ang ekonomiya. Nararanasan ito ngayon bílang "financialization of the global economy"—ang di-mapantayang kontrol ng mga bangko at financial institutions sa buong pandaigdigang sistema ng pananalapi, pag-aari, at paggawa. Ito ang nagdidikta ngayon sa katayuan ng bawat bansa—ang mga financial conglomerates at investment houses. Lubhang makapangyarihan ang mga proseso ng pandaigdigang ekonomiya kung kayâ't halos wala nang magawa ang gobyerno lalo na ng maliliit na bansa para protektahan ang kaniláng mamamayan.

Laganap ang pangingibabaw ng pera at merkado sa halos lahat ng larangan ng búhay. Ang sukatán ng pagganap ng bawat institusyon sa lipunan ay tíla iisa lámang—kung magkano ang kikitahin. Isipin na lang kung ano ang epekto nitó sa mga eskuwelahan, sa mga ospital, sa sining, siyensiya, sa relihiyon, at mismong sa loob ng pamilya.

Sa harap ng ganitong realidad, hindi maiwasang magtanong: Hawak pa ba natin ang ating búhay, ang ating mga programa at institusyon, at ang direksiyon ng ating sariling bansa? May kakayahan pa ba táyong lumikha ng sariling mapa, at dalhin ang mga sarili natin at komunidad sa direksiyon ng ating mga mithi? Masinop at palagiang pagtanaw at pagtatanong sa sarili o "reflexivity" ang nakikita kong tanging panangga sa masalimuot na panganib na ating hinaharap—sa antas man ng personal na pamumuhay o sa antas ng mas malawak na lipunan.

Dito ko nakikíta ang kahalagahan ng panlipunang pagsusuri bílang instrumento ng panlipunang reflexivity. Mahalagang tungkulin ng mga panlipunang disiplina na suriin ang lipunan mula sa loob at labas nitó, at iulat sa nakararami ang napag-aalaman—kung paano táyo nabubuhay bílang isang lipunan, kung paano táyo nagpapasiya, at kung paano nagbabago ang ating mga halagahan (values) sa paglipas ng panahon. Hindi natin kailangang mangaral mula sa isang utopian na pananaw upang gampanan ang tungkuling ito.

Wala sa kamay ng mga panlipunang siyentipiko ang modelo ng isang mabuting lipunan; bagkus, ito ay isang paksang nararapat pagtalunan ng malayàng mamamayan ng isang lipunan. Ang bagay na ito ay saklaw ng larangan ng politika, hindi ng siyensiya.

May ibá't ibáng landas tungo sa modernidad, at naniniwala akong mas mapadadalî ang ating paghahanap sa angkop na landas kung táyo ay ginagabayan ng imahinasyong sosyolohiko.

Hayaan ninyong ako ay magtapos sa pamamagitan ng isang pangungusap na kakaibá man ay hindi taliwas sa sinabi ni Marx: "Politicians and revolutionaries of every generation have tried to change the world in various ways. The point, however, is to understand what is happening to this world." Nilalayon ng mga politiko't rebolusyonaryo ng bawat henerasyon na baguhin ang mundo sa ibá't ibáng paraan. Datapwat ang punto ay ang maunawaan kung ano ang nangyayari sa mundong ito. Ito, para sa akin, ang tunay na gámit ng Sosyolohiya at ibá pang panlipunang disiplina sa ating panahon.

Hanggang dito na lang at marami pong salamat.

# PAGBITAG SA ASWANG: PANAHON AT PULUTONG SA PAGHAHASIK SA GABUHANGING BUTIL

Allan N. Derain

**ABSTRAK**

Tampok sa paniniwalang aswang ng Bicol ang tropo ng paghahasik ng mga butil. Upang higit na maunawaan ang naturang tropo at ang mga posibleng implikasyon nito sa foklorikong pagtanaw sa nosyon ng panahon at katalagahan, mahalaga itong isakonteksto sa mas malawak na larang ng mga kuwentong bayan labas sa kuwentong aswang. Sa larang na ito, matatagpuan ang kabilang pilas ng tropo sa imahen ng pulutong na dumadalo at humaharap sa mga inihasik na butil. Sa pagtatagpo/pagtatapat ng mga tropo ng butil at pulutong malilikha ang isang pagbasa sa aswang bilang hulagway na naipapako—ngunit sa isang banda'y naitatawid din—sa maraming panahon; at kasabay nito ay bumabaling sa salimuot ng nagtatalabang mga katalagahan bilang sarili at laksa, o bilang indibidwal at lipunan.

*Mga susing salitâ: aswang, paniniwalang aswang, kuwentong aswang, kaalamang-bayan, Francis Lynch, bisa, paghahasik ng butil, bitag, panahon, oras, espasyo, pulutong, tropo, anda*

Batayang pag-aaral sa paniniwalang aswang ang artikulo ni Francis Lynch na "An mga Asuwang: A Bicol Belief."[1] Nilalamán nitó ang sintesis ng mga sariling pagtatalâ ni Lynch mula 1946 hanggang 1948 hábang nagsisilbing guro sa kolehiyo ng Ateneo de Naga. Bukod dito, naging mahalagang batayan din ni Lynch ang mga report na ginawa ng kaniyang 57 estudyanteng fieldworker tungkol sa nasabing paksa. Dalawampu't pitóng bayan búhat sa mga lalawigan ng Camarines Sur at Albay ang naabót ng kaniyang mga fieldworker, na sa kabuoan ay nakapagpanayam ng 117 na impormante.[2] Sinasagot ng artikulo ni Lynch ang mga sumusunod na tanong tungkol sa aswang: Saan gáling ang salitâng "aswang"? Ano ang ibá't ibáng uri ng aswang? Paano nagiging aswang ang isang tao? Paano gagamutin ang isang naging aswang? Paano masasawata ang aswang at paano ito madadakip?

Násа pangangalap ng etnograpikong datos ang naging tuon ng saliksik ni Lynch. Naibigay na ng kaniyang saliksik ang datos. Ngunit nangangailangan pa ito ng mas ibáyong interpretasyon. Layon ng sanaysay na ito na maglatag at mag-alok ng pagsusurì at sariling pagbása sa isang nauulit at kung gayon ay maaaring mahalagang tropo sa paniniwalang aswang ng Bikol. Isa itong panimulang tangka sa semyotikong pag-aaral sa fokloré na maaaring maging ambag sa pampanitikang pagpapahalaga sa mga tekstong nasimulan nang maungkat sa pamamagitan ng antropolohikong lapit ng mga gaya ni Lynch sa pag-unawa hindî lang sa fokloré kundî sa kultura sa pangkalahatan.

Sa pagpapaliwanag at paglalarawan sa mga katangian, gawî, at gawain ng aswang, babád ang mga pagtatalâ ni Lynch at ng kaniyang mga fieldworker sa mga tiyak na pang-araw-araw na bagay. Anupa't naipaglalapit ng ganitóng mga pagdedetalye ang mundong pantastiko at ang mundong karaniwan bílang mga dimensiyong halos walâ nang pagitan. Katunayan, isang mahabàng listáhan ng flora at fauna ang tuwirang maiuugnay sa paniniwalang aswang.

## Mga Butil na Pangontra

Sa daigdig na lang halimbawa ng mga halaman, hindî kataka-takáng pumaloob ang daigdig na ito sa daigdig ng aswang (o ang daigdig ng aswang sa daigdig ng mga halaman) kung isasaalang-alang ang pagkakatulad ng paniniwalang aswang sa paniniwala sa mga halamang-gamot, sa kaniláng kapuwa tuwirang ugnay sa mga ritwal ng mga **babaylan** at **mananambal** (tradisyonal na manggagamot) na nauukol sa mga transaksiyon ng tao sa kalikásan at sobrenatural upang mapangasiwaan ang lagay ng sariling kalusugan, búhay, at kamatayan. Sa ganitóng ugnayan ng dalawáng daigdig, may mga halamang namarkahan na bílang katulong ng aswang hábang may mga kinikilála naman bílang pangontra sa aswang. Ang punò ng saging, halimbawa, ay pantúlong sa modus ng aswang[3] hábang ang bawang, kalamansi, punò ng arawa, gabi-gabi, banaba, yantok, atbp. ay mga halamang panakot sa aswang.

Sa hanay ng mga halamang pangontra nabibílang ang talampunay (*Datura fastuosa* L.Linn.; Tag. talong-punai; Eng. *angel's trumpet, devil's trumpet, metel*). Nagagamit ang dahon ng talampunay sa paglalantad sa aswang. Ayon sa artikulo ni Lynch: "Ikinukuskos ang dahon nitó sa palad o ang mga buto nito kung ilalagay sa ulo ng isang pinaghihinalaang aswang, hindî mapipigilan ng pinaghihinalaan, kung tunay siyáng aswang, na magsabi ng 'kakak' (*sariling salin,* 2004, 194)."[4] Bukod dito, nagagamit din ang talampunay bílang pansawata sa aswang. Ayon pa rin sa parehong artikulo, inihahasik ang mga buto ng talampunay sa "paligid at ilalim ng bahay para maitaboy ang papalapit na aswang. Ang pagsunog naman sa dahon ng talampunay o ang pagtatanim nito sa tabi ng bahay ay nakapagdudulot ng alingasaw na kinasusuklaman ng aswang (*sariling salin,* 2004, 195)."[5]



*Larawan ng talampunay (Kuha ni Rowena Festin 2018).*

May lumitaw na halos katulad na detalye tungkol sa talampunay sa talâ ni F. Olaguera na fieldworker ni Lynch. Ayon sa talâng ito mula sa impormanteng gáling Guinobatan, Albay, "Sa sandaling matunugang may aswang sa ilalim ng bahay, kailangang laglagan ng mga butil ng talampunay ang siwang sa sahig. Nais kanin ng aswang ang mga butil na ito. Sisikapin nitong likumin lahat ng butil hanggang sumapit ang bukangliwayway. Madali na itong madarakip kung sakaling di pa nito natatapos ang paglikom sa panahong iyon (*sariling salin,* Lynch 1963, 6)."[6]

Bukod kay Lynch, apat pa niyang fieldworker ang nag-ulat tungkol sa talampunay bílang bagay na kinasusuklaman ng aswang (Ramon Rañeses, Legaspi, Albay, 14; Jesus P. Sanchez, Naga at Caramoan, Cam Sur, 120; Julian B. Gavine, Baras, Canaman, Cam. Sur., 54; Antonio Reniva, Oas, Albay, 28). Sa apat na talâ, tatlo ang nagbigay ng mas tiyak na detalye tungkol dito. Sa talâ ni Gavine, binanggit

ang tungkol sa pagsasabit sa mga bulaklak ng talampunay sa bintana ng bahay na dinadalaw ng aswang dahil hindî nilalapitan ng aswang ang mga lugar na may tanim nitó. Kay Ramon Rañeses, anting-anting na panakot sa aswang ang turing sa talampunay. At kay Antonio Reniva, gamot itong hinahatol ng mga erbolaryo. Ipinahihithit ang bulaklak at dahon nitó na parang sigarilyo sa isang maysakit tatlong beses sa loob ng isang araw (marahil upang layuan ng aswang).[7]

Lumilitaw na may magkasalungat na silbi ang talampunay sa paniniwalang aswang. Sa talâ ni Lynch, magkasabay niyang binanggit ang butil ng halamang ito bílang parehong nagagamit na pantaboy (1963, 151), at sa kasunod lang na páhiná, bílang pang-agaw sa atensiyon ng aswang (1963, 155). Kayâ sa huli, nananatíling di-tiyak kung ang butil ba ng talampunay ay bagay na nakasusuklam sa aswang o bagay na nakaaakit sa aswang. Sa isang banda, puwedeng hindî ang butil ng talampunay mismo ang may kontradiksiyon kundî ang aswang sa kaniyang nagsasalungatang reaksiyon sa iisang bagay.

Sa artikulo ni Lynch, bukod sa butil ng talampunay, binanggit din niyang maaaring magamit na pang-antala ang butil ng bigas, mustasa, at mais (1963, 151). Sa 14 na fieldworker na bumanggit din sa mga butil na inihahasik sa lupà (Rañeses, Sanchez, Olaguera, Gavine, Reniva, Badiong, Brillante, Albia, Sibulo, San Andres, Cajot, Belga, Ramirez, at Alberto), pitóng ibá pang butil na nagtataglay ng ganitóng bisà ang napangalanan. Kay Salvador G. Cajot (Calabanga, Cam. Sur, 40), ipinayo ang paggamit ng 'dawa' na tíla butil ng trigo subalit mas pino. Kina Ramon Brillante (Camaligan, Cam Sur, 48), Francisco P. Sibulo (Camaligan, Cam Sur, 52), Rolando Alberto (Magarao, Cam Sur, 81), at Vivencio Belga (Magarao, Cam Sur, 84), ginamit ang butil ng mustasa. Butil ng mustasa, ipil, at labanos naman ang binanggit kay Julian Gavino (Canaman, Cam Sur, 54). Kay Atanacio Ramirez, butil na kung tawagin ay "gatom" na kasimpino ng buhangin ang ginamit (Caramoan, Cam Sur). Butil ng palomaria ang ginamit sa talâ ni Francisco Sibulo (Camaligan, Cam Sur). Kay Teotimo C. Albia (Iriga, Cam. Sur, 64), dakot ng bigas ang ginamit. Kay Benjamin San Andres (Naga Cam Sur, 114), binanggit ang butil ng monggo o "kahit na anong butil."

Kung iisa-isahin ang kultural at mitikal na halaga ng bawat butil, isang konstelasyon ng semyotikong botanikal ang maaaring madalumat sa loob lang ng paniniwalang aswang ng Bicol. Isang pagpupursige itong nangangailangan ng higit pang panahon. Sa ngayon, sapat na munang sabihing sa pagsasáma sa ibá pang butil o sa kahit na anong butil, lumalayò na ang diin ng kaalamang-bayan sa anumang partikular na bisàng mayroon ang talampunay patúngo sa mas malawak na idea ng mga butil bílang pulutong na inihaharap laban sa aswang. Dagdag pa rito, makikítang nása liit at dispersal at hindî sa kaisahan o konsentrasyon ng bisà at kahulugan nakabatay ang kakayahan ng mga butil bílang pangontra sa aswang.

Tinitiyak din sa mga talâ kung sa aling uri ng aswang inihahasik ang mga butil. Kay Lynch at sa kaniyang mga fieldworker (1963, 145), may banggit sa aswang na tinatawag na "asbo" o "aswang na lakaw" (aswang na naglalakad) na dumadalaw tuwing gabí sa bahay ng may tuberkulosis.[8] Nag-aabang ang aswang na ito sa sílong ng bahay, at naroon lang sa ibabaw nitó nakaratay ang maysakit. Hihintayin ng aswang ang plemang idadahak ng maysakit sa síwang ng sahig. Para sa ganitóng uri ng pangangaswang inilalaan ang mga butil na inihahasik sa sílong (Porfirio B. Badiong, Jr. Naga, Cam Sur., 107; Ramon Brillante, Camaligan, Cam Sur, 48; Teotimo C. Albia, Iriga, Cam. Sur, 64). Samantála, sa talâ ni Benjamin San Andres (Naga, Cam Sur, 114), inihahasik ang mga butil sa paligid mismo ng bahay ng pinaghihinalaang aswang. Dahil hindî káyang tapákan ng aswang ang mga butil, magsisilbi niya itong bilangguan kung ililigid ang mga piraso nitó sa kaniyang bahay.

Tukoy rin sa mga nasabing talâ ang tiyak na bisà ng mga butil. Umaagaw ito ng atensiyon ng aswang. Sa sandalîng makíta ito ng aswang, hindî na nitó mapipigilan ang sarili sa isa-isang pagpulot sa bawat butil (Salvador G. Cajot, Calabanga, Cam Sur, 40). Hindî rin titigilan ng aswang ang mga buto ng halaman hanggang hindî niya "natitipon at nabibilang ang mga nagkalat na butil" (*sariling salin,* Porfirio B. Badiong, Jr., Naga, Cam Sur, 107).[9] Sa ganitóng hatak ng pagbibiláng, tíla inihaharap ang mga butil sa aswang bílang palaisipang kailangan niyang masagot kahit kapalit ng sariling kaligtasan.

Bukod sa puwersang ito ng numero, kina Ramon Brillante (Camaligan, Cam Sur, 48) at Francisco P. Sibulo (Camaligan, Cam Sur, 52), binanggit naman ang bisà nitóng nagpapatuliro sa aswang sa paglimot sa sarili nitó patí na sa sarili nitóng kaligtasan. Ayon kay Brillante "Ganap na siyang nawawala sa kaniyang sarili at di na rin namamalayan ang presensiya ng iba…Nais na lang ng aswang na pulutin ang bawat butil" (*sariling salin*).[10] Nalilimot din nitó kung gayon ang orihinal na halaga ng mga bagay. Sa isip ng aswang, may nagaganap na pagbaligtad sa halaga ng maysakit na nakaratay sa banig na naunang obheto ng kaniyang nasà, at sa mga butil na nagkálat sa lupà. Sa ganitóng interpelasyon, may hipnotikong bisà ang butil na nagbabago sa huwisyo ng aswang. Ibinabáling ng mga butil na pain ang tuon ng aswang mula sa mundo ng pagkonsumo at pagkitil túngo sa ibáng alalahanín, sa ibáng kaabalahan, sa ibáng láyon, sa ibáng obsesyon, at sa ibáng uri ng pagiging.

Sa ilang talâ, may tinutukoy na ibá pang bagay na makasasangkapan sa pagbitag sa aswang kasáma ng mga inihahasik na butil. Kay Teotimo C. Albia (Iriga, Cam. Sur, 64), binanggit ang paglaglag ng itim na talì sa sílong ng bahay na susundan sa ilang sandalî ng paglaglag ng isang dakot na bigas. Hindî nitó niliwanag kung paano eksakto gagamitin ang itim na talì o kung paano ito naging pansawata sa aswang.[11]

Kay Ramon Brillante (Camaligan, Cam Sur, 48), tatlong bagay ang dapat na ihanda sa pag-atake ng aswang: isang karayom, isang bao ng niyog na may dalawáng matá, at maraming butil ng mustasa. Sa sílong ng bahay katapat ng puwestong kinahihigan ng maysakit kailangang itanim ang karayom sa lupà na sasakluban naman ng inihandang bao ng niyog. Kailangan itong gawin pagsapit ng alas-seis o alas-siyete ng gabí. Bago ito gawin, kailangang tiyaking hindî masisinagan ng kahit anong liwanag ang katawan ng huhúli sa aswang. Tiyakin ding hindî malaláman ng kahit sino ang tungkol dito ("kahit pa ng biyenan mong babae"). Matapos maihanda ang mga bagay na ito sa ilalim ng sílong, kailangang magtagò ang dadakip sa aswang sa isang madilim na lugar malápit sa pinagtaniman ng karayom. Pagdating ng aswang, sakâ isunod ang paglaglag sa mga butil ng mustasa sa sílong. Gaya ng isinasaad sa ibáng talâ, gagana ang mga butil bílang panlansi sa aswang. Ang hindî niliwanag dito ay kung paanong gagana ang karayom na tinakpan ng bao.[12]

Kay Rolando Alberto (Magarao, Cam Sur, 81), bao ng niyog na may isang matá, isang karayom na pilas ang matá na nakaturok sa mata ng bao, sinulid, at mga butil ng mustasa ang mga bagay na kailangang ihain sa ilalim ng sílong para sa aswang. Inuulit dito ang pagbanggit sa mga butil ng mustasa, bao ng niyog (bagaman iisa na lang ang mata), karayom (bagaman tiyak dapat na may pilas ang matá). Higit nang naging malinaw kung paanong gagamitin bílang pandakip sa aswang ang karayom. Kapag natuon ang pansin ng aswang sa sinulid at karayom, sisikapin nitóng isuot ang dulo ng sinulid sa butas ng karayom pero hindî niya ito magagawa kaya mananatíli siyá sa ganoong walâng silbing pagsisikap hanggang sa sumikat ang araw.[13] O kung ang mga butil naman ang nagkataóng makaagaw ng kaniyang atensiyon, maaari niyang pilìing asikasuhin ang pagbibiláng at pagtitipon sa mga nagkálat na butil. Lumilitaw ngayon dito ang kahulugan ng bao na may isang mata, sinulid, at karayom bílang katumbas, baryasyon, at posibleng dagdag sa gawaing kinakatawan ng mga inihasik na butil.

Tinukoy sa talâ ni Ramon Brillante (Camaligan, Cam Sur, 48) na ang buong mekanismo ay isang bitag na walâng iniwan sa mga bitag na inilalatag para sa mga hayop ("*booby-trap*" ang ginamit niyang salitâ). Kay Francisco P. Sibulo (Camaligan, Cam Sur, 52), ito'y alternatibong paraan ng pagsawata sa aswang nang hindî gumagamit ng lakas o dahas.

Sa ilang talâ, tinukoy ang katapusang inaasahan para sa aswang sa sandalîng maipasok ito sa nasabing bitag. Kay Porfirio B. Badiong, Jr. (Naga, Cam Sur., 107), aabútan ang aswang ng mga kaanak ng maysakit. Kina Salvador G. Cajot (Calabanga, Cam. Sur, 40), Vivencio Belga (Magarao, Cam Sur, 84), Ramon Brillante ( Camaligan, Cam Sur, 48) at Rolando Alberto (Magarao, Cam Sur, 81), aabútan ito ng liwanag ng araw, at sa ganitó, mahuhubdan ito ng kapangyarihan at magiging isang nilalang na madalîng mapasailalim ng karaniwang lakas.

Kung gabuhanging butil ang paing pangganyak sa dadakping nilalang, ang bitag ay mekanismong may dayà ng dalawáng uri ng oras na magkasabay ngunit magkatumbalik na pag-iral. Dayà dahil hindî makikíta ng aswang na ganitó nga ang pagpapakanang mangyayari sa pagmamaniobra ng mga panahon. Magkatumbalik dahil bagaman kapuwa tatakbo nang pasulóng ang dalawáng oras na parang magkatabíng batis na iisa ang direksiyon ng agos, may magkaibáng bilis at daloy ang kaniláng mga pagsúlong. Ang una'y dadaloy lang sa isip (at katawan) ng aswang. Ito ang oras ng atraksiyon, ng pagkagayuma, ng nasà at aliw, ng pagnamnam ng sandalî, ng pagbagal kundî man ganap na pagtigil ng oras. Ang ikalawa'y oras ng napipinto subalit tiyak na pagdating ng araw sa bukang-liwayway, na susunding oras sa pagbílang sa nalalabíng sandalî ng aswang. Hábang nagpapasása ang aswang sa takbo ng penomenolohikal na panahon, nakaumang sa kaniya ang peligro ng kosmik na panahon. Ang una ay nasasaklaw ng ikalawa. Ang herarkiyang ito ng mga panahon ang tagông kawil sa bitag.

Sakalì at kung sakalì mang magtagumpay ang aswang sa pagbílang at pagtipon sa lahat ng butil, maaari itong tapúnan mulî ng dagdag pang dakot ng mga butil, anupa't sa katotohanan, infinidad ang itinutumbas ng dakot ng mga butil sa oras ng aswang. Kayâ hindî binibílang ang oras na lumilipas sa bawat napupulot na butil. Walâng-halaga ang dami ng napupulot na butil sa buong eskema ng mga bagay. Kung hámon sa aswang ang pagbílang sa gabuhanging butil, ang laging púnto ng hámon ay ang pagiging imposible nitó, na hindî mararating ng aswang ang katapusan ng bílang kayâ hindî rin nitó masasagot ang tanong kung ilang butil lahat ang nakakalat sa lupà dahil lagi't lagi siyáng magagahol sa panahon at gagahulin ng panahon.

Hindî lang pinababagal ng mga butil ang oras ng aswang, pinahihinto nitó ang oras para sa aswang. Ito ang kabuluhan ng pagpakò sa aswang na itinatampok ng karayom at pakòng gámit kasáma ng mga butil. Na hindî lang sa isang espasyo (sa ilalim ng sílong) ipinapakò ang aswang. Ipinapakò rin ito sa isang oras: ang di gumagalaw na oras; ang oras na walâng oras. Ito ang sumpâng dulot ng mga butil sa aswang: ang mapakò sa iisang panahon at espasyo hábang hinihintay ang sariling katapusan.

Narito ngayon ang talinghaga at siste sa paggamit ng mga butil na pandakip sa aswang bílang tropong nakapaloob sa paniniwalang aswang ng Bikol. Subalit tandaang ang kaalamang-bayan ay hindî lang naman pagsasáling-bibig ng mga kaalaman at panúto. Ito'y pagsasalaysay rin ng mga pangyayari at engkuwentro. Anupa't ang kuwentong-bayan ay mahalagang bahagi ng kaalamang-bayan. Ganitó rin ang ugnayan ng paniniwalang aswang at kuwentong aswang. Testimonya man ito ng isang saksi, kuwentong totoong nangyari pero nangyari sa kakilála ng isa pang kakilala, isang mito o alamat, o simpleng kuwentong kutsero, ang mga

salaysay tungkol sa aswang, ang mga naratibong ito ang madalas na konteksto ng mga kaalaman dahil sa mga naratibong ito madalas natutunghayan ang aktuwal na paggamit sa kaalamang pinaniniwalaang tumatalab laban sa aswang. Sa isang bandá, ang kaalaman hinggil sa aswang ang nagbibigay ng direksiyon at sensibilidad sa kuwentong aswang; pero hindî rin kalabisang sabihing ang kuwentong aswang o ang naratibo sa pangkalahatan, bukod sa nagbibigay dramatisasyon sa paniniwala, ay nakapaglalatag din ng estruktura sa pag-unawa, di lang sa paniniwalang aswang, kundî maging sa mismong mga tropong nagsisilbing salalayan ng nasabing estruktura sa mga nasabing paniniwala at kaalaman.

Si Lynch at ang kaniyang mga fieldworker ay nakapagtalâ ng anim na kuwentong aswang sa buong pananaliksik, subalit walâ alinman sa mga kuwentong ito ang gumamit sa tropo ng paghahasik sa mga gabuhanging butil.[14] Kahit ang 14 na fieldworker na bumanggit sa naturang tropo, walâng kahit anong kuwentong naitalâ na maaaring magpatotoo sa bisà nitó. Kung lalabas sa akda ni Lynch at tutúngo sa ibá pang mga saliksik, walâ ring matatagpuan na kahit anong kuwentong aswang na gumamit sa naturang tropo sa koleksiyon ng mga kuwentong aswang nina Damiana Eugenio at Maximo Ramos (tingnan *Legends* ni Eugenio at *The Aswang Complex* ni Ramos). Dahil dito, mahihinuhang ang tropo ng paghahasik ng butil ay natatangi sa paniniwalang aswang sa ilang bayan ng Bicol.

Samantála, pagdating sa naratibo sa pangkalahatan, ibá naman ang makikítang káso. Kung hindî ililimita ang paghahanap ng naturang tropo ng paghahasik ng mga butil sa mga kuwentong aswang; kung igagalà pa nang bahagya ang ábot-tanaw sa ibá pang naratibo bukod sa naratibong aswang, makikítang nagtataglay ang tropong ito ng halos unibersal na saklaw dahil matatagpuan ito sa mga kuwentong-bayan mula sa ibá't ibáng kultura sa loob at labas ng bansa.[15]

Sa kuwento ni Magboloto at Macaya, isang mito mulang Bisaya, dalawáng ulit na lumitaw ang tropo ng mga butil bílang pang-antala. Ang kuwentong ito'y isa sa maraming kuwento ng laláking mortal na nakapangasawa ng dilag búhat sa langit. Tulad ng ibá pang kuwentong nakasandig sa ganitóng anda (*motif*) ng ugnayang mortal at imortal, matutuklasan din ni Macaya, ang dilag búhat sa langit, ang mga pakpak na itinago sa kaniya ni Magboloto na kaniyang bána. Mulîng isusuot ng babaeng tagalangit ang mga pakpak at sa ganitóng paraan, lilisanin niya ang asawang laláki upang magbalik sa kaniyang dáting tiráhan. Upang makasámang mulî ang asawa, susundan ni Magboloto si Macaya hanggang sa kaharian nitó sa langit sa túlong ng agila. Pagsapit sa bahay ni Macaya, hahadlangan ng matandang babaeng iná nitó ang layunin ni Magboloto sa pamamagitan ng paghahain dito ng tatlong pagsubok. Dalawa sa tatlong pagsubok ay gumamit ng mga butil.

Sa unang pagsubok, binigyan ng matandang babae si Magboloto ng sampung bangâng punô ng butil ng lingá. Kailangan niya itong isaboy sa buhanginan para

mabilad sa araw. Subalit kailangan din niya itong mulîng tipunin pagsapit ng gabí.

> Kaya isinaboy ni Magboloto ang sampung banga ng linga sa buhanginan, at pagsapit ng tanghali, muli niya itong tinipon; subalit sumapit na ang takipsilim at lilimang dakot pa lang ang kaniyang natitipon, kaya naupo siya at umiyak na parang batang paslit (*sariling salin*).[16]

Sa púntong ito, narinig ng hari ng mga langgam ang kaniyang pag-iyak kung kayâ inalok siyá nitó ng túlong.

> Kaya ikinuwento ni Magboloto sa hari ng mga langgam ang kaniyang kasaysayan, at ang kondisyong ibinigay sa kaniya ng matandang babae bago niya makuha ang kaniyang asawa, at kung paano itong imposibleng matupad.
>
> "Kung gayon, Magboloto, makatatanggap ka ng tulong," ang sabi ng hari ng mga langgam. Hinipan nito ang kaniyang tambuli at makalipas ang ilang sandali, nagsirating ang kaniyang mga alagad, pinulot nito ang mga butil at inilagay sa mga banga. Sa loob lang ng ilang sandali, naisilid na sa mga banga ang lahat ng butil (*sariling salin*). [17]

Sa pangalawáng pagsubok, may halos katulad na pagtatampok din sa paghahain ng imposibleng gawain sangkot ang mga butil at ang pagtúlong na ibibigay ng pulutong. Sa pagkakataóng ito, iniutos ng matandang babaeng iná ni Macaya ang pagtatahip ni Magboloto sa isang daang salop ng bigas sa loob ng isang buong araw, bagay na ikinadismaya ni Magboloto dahil batid niyang hindî kukulangin sa sandaang araw ang kakailanganin upang magawa ito. Tulad nang dati, umiyak na lang si Magboloto na parang batàng paslit hanggang sa dumating ang hari ng mga dagâ at mag-alok ng túlong. Tinawag nitó ang mga alagad at sáma-sáma niláng nginatngat ang mga ipa hanggang sa matanggalan ng ipa ang bawat butil.

Sa *Ibong Adarna,* makikíta rin ang tropo ng paghahasik ng mga butil sa loob ng ganitó ring anda. Bago ibigay si Prinsesa Maria Blanca bílang kabiyak, may pagsubok na inihain kay Don Juan ang haring si Salermo gámit ang mga butil ng trigo. Ang mga bagay na dapat matupad ni Don Juan sa mga butil na ito ang inaasahang susukat sa kakayahan ng prinsipe.

Itong trigo ay kunin mo
Pag-ingatan mong totoo
Sasabihin ko sa iyo
Ang lahat ng gagawin mo.

Itong bundok na mataas
Tibagin mo nang mapatag
At doon mo nga ikalat
Itong trigong aking hawak.

Ngayon di'y iyong itanim
Gábing ito'y tumubo rin
Sa gábing ito'y gayon din
Iyo namang aanihin.

At sa gábing ito naman
Ay gagawin mong tinapay
Sa lamesa ko'y magisnan
Kakainin ko sa almusal. (Castro 1986, 245)

Sa tagubiling ito, tanging panimdim lang ang naitugon ni Don Juan. Walâng ibáng paraan para matupad ang mga gawaing itinakda ng salamangkero kundî sa pamamagitan ng mahika.

Ay ano'y nang lumalalim na
Ang gabí ay tahimik na
Pinalabas ng prinsesa
Ang dunong na ingat niya.

Oras ding yao'y napatag
Itong bundok na mataas
Isinabog niyang lahat
Ang trigong kaniyang hawak.

Isang kataka-taka
Lakas ng magica blanca
Bagong isinabog pa
Oras ding yao'y namunga. (Castro 1986, 245)

At upang matupad ang átas ng amáng hari, pinagalaw ng mahika ng prinsesang engkantador ang pulutong ng mga Intsik upang gawin ang hindî káyang gawing mag-isa ni Don Juan o ng kahit sinong karaniwang tao.

Nang oras ding yao'y agad
Itong trigo ay ginapas
Maraming umaalagad
Oras ding yao'y nalugas.

Ito'y sa liksihang pawa
Purong intsik ang gumawa
Pukpok magkabi-kabila
Ingay ay walang kamukha. (Castro 1986, 247)

Kung paghahambingin ang dalawáng naratibo, makikíta sa parehong kuwento ang kapuwa pagbibigay-diin sa pagiging imposible ng mga gawaing hinihingi ng mga butil. Matapos ibigay ang pagsubok, walâng nagawa si Magboloto kundî ang umiyak na parang batàng paslit. Samantála, si Don Juan sa buong serye ng mga pagsubok ay inutil na palaasa sa mahika ng pinipintuhong mapapangasawa.

Ipinahihiwatig din ng dalawáng kuwento na di lang pagsubok ang layunin ng mga hámong may kinalaman sa butil. Higit pa sa pagsubok, dahil hindî naman talaga nais ng iná ni Macaya o ng amá ni Maria Blanca na ibigay ang kaniláng mga anak sa mga naghahabol niláng mangingibig, ang mga butil ay panlaban sa nanghihimasok na kaaway/kaagaw, sa mga gustong "umaswang" sa kaniláng mga anak na babae.

Subalit lagi ring lumilitaw na ang mga pagsubok ng butil ay hindî para sa mangingibig na harapin. Ito'y nakatalaga na sa pag-aasikaso ng pulutong na pinagmumulan ng túlong sa gipit na sitwasyon. Kay Magboloto, ito ang pulutong ng mga langgam at dagâ. Kay Don Juan, ito ang hukbo ng mga manggagawang Intsik.

Kung ang Intsik ay imahinaryong likhâ ng oryentalismong kanluran, sa ganitóng paraan, ipinakikilála ng mga taludtod búhat sa korido ang imahinaryong ito bílang pulutong ng maraming katawang hindî mapag-iibá sa isa't isa bagkos ay kumikilos bílang iisang katawan sa kumpas ng mahika.[18] Sa ganitóng representasyon din nasumpungan ang Intsik bílang pinagbubuhatan ng túlong sa pagiging isang kolektibong nakikilála sa kaniláng liksi at sipag, at sa ganitó, isang matinding puwersang episyenteng kumikilos túngo sa pagkompleto ng isang imposibleng gawain.

Marahil, higit na kinailangan ang ahensiya ng Intsik na mas mataas pa sa ahensiyang mayroon sa mga kulisap at maliliit na hayop dahil higit na pinalawig ang antas ng hírap sa pagsubok ni Salermo kung ihahambing sa pagtitipon, pagsisilid, at pagtatahip na hinihingi ng iná ni Macaya kay Magboloto sa mga butil ng lingá at bigas. Lubhang malayò na rin ito sa isa-isang pagdampot, pagtitipon, at pagbibiláng na sinisikap gawin ng aswang sa nagkálat na butil. Sa pagsubok ni Haring Salermo kay Don Juan, hinihinging maisagawa ang paghahasik ng butil, pagpapatubò, paggapas, pagluluto, at paghahanda nitó sa mesa ng hari—mga gawaing bumubuo sa isang kompletong siklong mayroon sa isang lipunang nakasandig sa agrikultura. Ang hinihingi kung gayon ng hámon ay ang maisiksik ni Don Juan sa loob lámang ng isang buong maghápon at magdamag ang isang buong kasaysayan ng dalawáng panahon ng paghahasik at pag-áni patí na ang tagal (*duration*) ng pag-aalaga at paghihintay na nakapagitan sa dalawáng panahong ito.

Hindî tulad ng paggána ng oras na ginamit sa patibóng ng aswang, hindî bumabagal ang oras dito dahil sa atraksiyon sa inihasik na mga butil. Hindî atraksiyon kundî kompresyon ang kilos na nagbibigay-determinasyon sa oras sa pagkakataóng ito. Sa halip na pagpapabagal, ang oras sa pagkakataóng ito'y kinakailangang bilisan. Ang isang buong taon, kailangang lumipas sa isang maghápon. At sa ganitó, ang oras na nasasangkot ay oras na imposible.

Ang pagsubok ng mga inihasik na butil ay nakapaloob sa imposibleng oras. Samantála, ang pagganap naman ng mga pulutong sa imposibleng gawain ay ang mahiwagang oras o ang oras ng paggána ng mahika. Sa pagbalikwas sa mahiwagang oras na naroon sa naratibo ni Magboloto, at maging sa *Ibong Adarna*, matatagpuan ang kabilâng pilas ng tropo ng paghahasik ng gabuhanging butil sa imahen ng pulutong na dumadaló at humaharap sa hámon ng butil.

**Mga Pulutong na Laging Saklolo**

Sa paniniwalang Bikolano hinggil sa aswang, ang pulutong ay elementong walâ roon pero naroon. Pulutong na inihaharap ang mga butil laban sa aswang gaya nang nasabi na noong una, at sa mga naratibong gumagamit ng naturang tropo, pulutong itong tinatapatan ng "kontrapulutong." Sa paniniwalang aswang, isinasakatawan ng aswang ang presensiya ng kontrapulutong na ito sa pagganap ng gawaing karaniwang iniaatang ng kuwentong-bayan sa mga kulisap, Intsik, at maliliit na hayop. Hindî gaya ng naging kapalaran nina Magboloto at Don Juan, walâng pulutong na nakaatang na pumanig at tumúlong sa aswang sapagkat siyá na mismo ang pulutong na iyon. Ang pagganap ng aswang sa gawain ng laksa, bukod sa manipestasyon ng kaniyang pagkagayuma, sa isang bandá ay nagsisilbi ring identipikasyon niya sa kolektibo.

May basehan ang ganitóng identipikasyon kung titingnan ang hulagway ng pulutong—ang kulumpon, kawan, hukbo, kuyog, ng mga kulisap, langgam, dagâ, ibon sa konteksto ng pagsasáka na pinanghanguan ng tropo ng paghahasik, pagtatanim, pagtitipon, pagtatahip, paggapas, at pag-áni sa mga butil. Sa mga kuwentong-bayan, maaaring naging kahanga-hanga ang sumasaklolong pulutong sa pagiging larawan ng hukbong kumikilos bílang isang organismo, at sa ganitó, kumikilos na tíla may iisang búhay. Isang kagila-gilalas na katangian, subalit sa isang bandá, sa ganitóng katangian din nagmumula ang tákot sa pulutong sa kolektibo nitóng pagkilos bílang peste. [19] Sa kaniláng pagkakatulad bílang mga kinamumuhian at kinatatakutang salot, ang pulutong at ang aswang ay may handang identipikasyon sa kaniláng kapuwa pagiging mga puwersang dapat sawatain dahil sa kaniláng di mapigil na pagkonsumo ng búhay.

Sa isang bandá, sa ganitóng identipikasyon din masasabing nagaganap ang pagkawalâ ng aswang sa sarili, kung ang ibig sabihin ng sarili ay estereotipong pinagbubuhatan ng sariling alyenasyon. Kung babalikan ang sanaysay ni Lynch, ang aswang ang klasikong halimbawa ng *anti-social*. Katunayan, sa ganitó makikilála kung sino ang aswang—sa kaniyang paghiwalay ng sarili sa karamihan. "Sa umaga, umiiwas ang aswang sa mga normal na pakikihalubilong nagaganap sa loob ng pamayanan, gaya ng pagkukumpulan ng kababaihan sa tabing-ilog para maglaba, maligo, at magkaroon ng pakikipagtalamitam sa isa't isa, o ang pag-uumpukan ng kalalakihan sa kanilang paboritong pondohan o barberya. Nais ng aswang na laging mapag-isa at madalas naman siyang nilalayuan ng lahat" (*sariling salin,* 1963, 152).[20]

Antitesis ng komunidad ang aswang. Isang nilalang lámang na nakatitiyak at nananangan sa sariling kaisahan bílang panuntunan ang maaaring maghangad ng pag-iisa—na tumutugma sa nilalang na tinukoy ni Aristoteles na kundî "hayop ay bathala" dahil hindî maaaring mabuhay sa lipunan o hindî nangangailangan ng lipunan dahil nakasasapat na sa kaniyang sarili.[21]

Paanong maisasakatawan, kung gayon, ng aswang ang sariling tiwalag sa lipunan sa pulutong na imahen ng nagkakaisang pagkilos ng kolektibo, ang kontradiksiyon ay nagpapamalas sa posibilidad ng identipikasyon bílang disoryentasyon.

Sa pagbitag sa aswang gámit ang gabuhanging butil, naipapakò ito sa tatlong panahon: ang panahong mitikal ng mga kuwentong-bayan, ang panahon ng kaniyang pagkagayuma patúngo sa mismong paghinto ng oras, at ang diyakronikong panahong binabantayan ng orasán. Ngunit bukod sa usapin ng oras, masusumpungan din ngayon ang aswang na ipinapakò sa isang uri ng pagkakakilanlan, na isang tíla *schizophrenic* na identipikasyon na naglalaro sa pagitan ng pagiging isa at pagiging laksa.

Ipagpalagay sandalî na ang kontradiksiyon ay hindî isang bagay na nagkataón lang, sa halip ay mahalaga kundî man pangunahing katangian, ng pagiging aswang ng aswang. Ang pag-unawa ngayon sa aswang bílang hulagway ay hindî sa pamamagitan ng pagresolba sa kontradiksiyon kundî sa pagtanggap dito, at kung maaari, ay sa pagpapayabong pa nitó túngo sa higit na salimuot.

May bisà ang akto ng paghahasik ng butil bílang *imitative magic* dahil sa metaporikal na ugnayan nitó sa paghahasik ng mga butil sa kuwentong-bayan, i.e. ang mitikal na panahon na inilalapat sa historiko/foklorikong panahon sa diwà ng kaniláng pagkakatulad. Bukod pa sa metaporikal na ugnayan, may namamagitan ding metonimikal na ugnay sa dalawáng panahong ito ng paghahasik ng butil, sa paraang ang isa ay pagpapatúloy ng isa dahil kapuwa silá bahagi ng iisang mundo at ng iisang lohika. Kayâ maitatanong kung naiisip kayâ ng naghahasik ng mga butil na isinasagawa niya ang isang pag-alaala, kundî man aktuwal na pagbabalik, sa mga sandalî ng kuwentong-bayan. Ngunit bakit sa punto de bista ng naghahasik lang kailangang maunawaan ang tropo? Bakit hindî ito subuking gawan ng sapantaha mula sa punto de bista rin ng aswang?

Sino ang nagsabi sa aswang na kailangan niyang pulutin ang mga butil? Saan nagmumula ang ganitóng determinasyon ng aswang? Maaaring maipaliwanag ang lahat ng ito sa simpleng pagtukoy sa gayuma bílang sanhi ng kakatwang kilos ng aswang, ngunit ang mga kilos sa ilalim ng pagkakagayuma ay mga kilos na inaasahan ayon sa nakatalagang pagtugon dito ng mga tauhan sa loob ng mga kuwentong-bayan at sa ganitó, naeenkapsula ng butil ang mitikal na sandalîng ito ng kuwentong-bayan.

Kayâ higit na angkop na tanong ay kung bakit laging may kusang pagtugon ang aswang sa mga nasabing naratibo sa pamamagitan ng kusang pagpasok ng kaniyang sarili sa mga kuwentong-bayan, at di lang basta kuwentong-bayan, kundî iyong mga kuwentong-bayan na hindî siyá kabílang sa mga aktor na tauhan?

Kung ang paghahasik ng butil ay ritwal na proteksiyon na nagsasalba ng búhay ng maysakit, ritwal ng siklo ng búhay, ng pagtatanim, pagtubò, paggapas, at pag-áni, ang pagdampot ng aswang sa bawat butil na ito, sa panig ng aswang ay isa ring ritwal. Isang ritwal na katugon ng isa pang ritwal. Ang pagdampot-dampot, ang pagtuka-tuka sa mga butil, ang mga balisáng kilos na ito ay maaaring tingnan bílang isang sayaw na masilakbo, pumaparoo't parito sa pagkukumahog sa ritmong ang aswang lang ang nakauunawa. Parang tinamaan ng lintik dahil may sagitsit ng elektrisidad ang bawat kilos. Parang sinilaban ng sili ang puwit. Nahihibang na mga kilos. Nagdedeliryong mga hakbang. Marahil, ito ang ibig sabihin ng mga Bikolano sa aswang na "sinusugmat" (Ramon Brillante, Camaligan, Cam Sur, 47).[22]

## Mulîng Pagtingin sa Nabitag na Aswang

Ang pagkagat niya sa bitag, ang pagganap sa sandalî ng pagkapakò sa mga nagtatalábang panahon, espasyo, at katalagahan ay nangyayari sa antas ng pagganap, sa isang pagsasadula (*performativity)*. May nagaganap mang pagpapakò, nagaganap naman ito sa antas ng palabas na gaya marahil ng pagpapakò sa Kristo hindî sa kalbaryo kundî sa senakulo. Pagdiriwang at hindî pagluluksa ang moda ng pagtanggap sa kamatayan. Kung ang ibig sabihin ng pagiging aswang ay pagiging di-tiyak, ang pananatíli sa liminal, ng esensiya ng kawalan ng esensiya, ang kaniyang pagganap sa ilalim ng sílong, kung gayon, ay hindî, sa kahit anong paraan, nakagagambala o nakaaantala sa kaniyang pangangaswang, sa halip ay maituturing na rurok pa nga ng pagpapamalas ng kaaswangan, isang paghahantad ng sarili at hindî sarili.

Subalit laging may hanggahan ang ganitóng pagsasadula ng aswang. Gaano mang magsanga-sanga ang kaniyang antolohiya ng maraming sarili, ito'y nasasaklaw pa rin ng diyakronikong panahon. Sa dulo ng kaniyang kuwento, laging may antisipasyon sa pagdating ng síkat ng araw. Itong síkat ng araw na magbibigay-liwanag sa lahat ng mga kubling dako ang inaasahang magtutuwid din sa lahat ng kontradiksiyon at tensiyon ng mga katalagahang nagsimula sa dilim. Sa pagsakop ng liwanag, dinidisiplina kung di man ganap na winawakasan ang lahat ng laro at pagkadi-tiyak sa panahon, espasyo, at pagiging. Lahat, simula ngayon, ay matitiyak, at mauunawang kayâ nakaluklok sa langit ang araw ay upang maging nararapat na pamantayan ng lahat ng pag-iral. Ang síkat ng araw ang magiging tagahatol ng lahat. Ang pagsíkat ng araw ang paghuhukom sa aswang. Dahil ang síkat nitó ang magpapanumbalik sa aswang sa tunay nitóng anyo. At ang tunay na anyong inaasahan ay hindî hayop o halaman kundî tao: ang kapitbahay, ang kababaryo, ang dayo, ang bagong salta. Subalit kahit magbalik pa sa pantao niyang anyo, ang aswang na nakapagtawid na ng sarili sa maraming lupalop na hindî masusundan, sa halip na tanggaping maluwat sa hanay ng mga tao, ay pag-uukulan ng interogasyon: kung tao pa nga ba ito at alíng uri ng tao?

## Mga Talâ

[1] Lumabas ang artikulo ni Lynch sa *The Philippine Social Science and Humanities Review,* Vol. XIV, No.4, 401–427 at sa *Philippine Sociological Review* noong 1979. Kabílang ang sanaysay sa aklat na kalipunan ng kaniyang mga pilìng sulatín, ang *Philippine Society and the Individual: Selected Essays of Francis Lynch.* Ang artikulong ito ang pinagbatayan ng librong *The Aswang Inquiry* ni Gilda Cordero-Fernando.

[2] Tingnan ang Appendix II ni Lynch. Isang *source book* na di pa nalilimbag ang kalipunan ng mga ulat ng 57 estudyante. Makinilyado sa onion skin paper ang mga páhiná na tinahi sa hardbound na pabalat. Tatlong kopya ng manuskrito ang matatagpuan sa Rizal Library ng Pamantasang Ateneo de Manila.

[3] Sa mga kuwentong aswang, sa loob ng sagingan madalas itago ng manananggal ang pang-ibabâng bahagi ng kaniyang katawan hábang nakahiwalay sa pang-itaas na lumilipad na bahagi. Binanggit sa artikulo ni Lynch na katawan ng punòng saging ang inihahalili ng aswang sa bangkay na kaniyang nasikwat búhat sa lamay (Lynch 1963, 146). Katawan din ng punòng saging ang kaniyang gamit na panghalili sa sarili sa tuwing tatakas mula sa pagkakagapos (ulat ni Senador Oliva, Iriga, Cam Sur, 66). Ito ang isa pa sa madalas niyang metamorposis bukod sa pag-aanyong hayop (Rolando Alberto, Magarao, Cam Sur, 80).

Bukod sa punòng saging, sa *History of the Visayan People,* binanggit ni Alcina ang tungkol sa halamang "tagunlipun" na nagbibigay ng kakayahan sa aswang na magpalit ng anyo at mawalâ sa paningin ng tao. Binanggit din ni Alcina (*History of the Bisayan People,* 572) ang tungkol sa "lumay" bílang dahong gámit sa panggagayuma. Samantála, sa ulat ni Olaguera, na isa sa 57 estudyante ni Lynch, hindî lang isang halaman ang lumay kundî isang buong proseso ng pagtitimpla ng gayumang ginagamit ng mga aswang para impluwensiyahan ang mga táong nais niláng gawing aswang (Lynch 1963, 5).

[4] "*Some informants say that if a leaf of the talampunay plant … is rubbed on the palm of an asuwang, or seeds of the same plant put on his head, he will automatically cry 'kakak.'"*

Hindî rin mapipigilan ng isang aswang ang pagkakak kapag nakítang pinaglalaruan ng dalawáng kamay ang dahon ng talampunay (Ramon Brillante, Camaligan, Cam Sur, 47).

[5] "*The seeds of this plant provides a means to discourage the approach of asuwang. Scattered about on the ground, under and around the house, these seeds will keep the asuwang at bay. Moreover, the burning of talampunay leaves or the growing of the plant near the house has the same salutary effect."*

[6] "*When it is known that an aswang is under the house, seeds of the talampunay… should be dropped through the slits of the floor. The aswang likes to eat these seeds and would try to pick all those seeds dropped even until daybreak. If it has not finished picking up the seeds until then, it can be easily caught."*

[7] May medisinal na halaga ang talampunay bílang halamang gamot. "Nakagagaling ang dahon ng talampunay ng kanser, tumor sa suso, at almoranas. Maliit na bahagi lang ng dahon na ibinababad sa tubig ang kailangang inumin pero hindi ito inihahatol para sa mga nagdadalantao" (*sariling salin*). (Ma. Mercedes G. Planta, *Traditional Medicine in the Colonial Philippines, 16th to the 19th Century,* Appendix I, 141.)

Samantála, sa *History of the Visayan People,* binanggit ni Alcina ang talampunay bílang halamang maaaring magdulot ng dementia. Isinasáma ito ng mga maybahay sa búyo at mam-in na nginangangà ng kaniláng mga bána. Pagkangangà, nagiging mapahinuhod ang mga asawang laláki sa kaniláng mga asawang babae, at kapag nása bahay ay gagawin ang kahit anong iutos ng kaniláng mga asawang babae. Ayon kay Alcina, nawawalâ sa sariling bait ang mga asawang laláki anupa't "hindi na sila makapagbigay ng tamang husga sa masama o makapagbigay tuon sa kanilang nakikita" (s*ariling salin*). (Binanggit din kay Planta 2017, 13).

[8] Sa taksonomiya ni Lynch, may dalawáng klase ng aswang: ang *aswang na lakaw* at *aswang na layog*. Gaya ng tinutukoy ng kaniláng mga katawagan, ang lakaw ay naglalakad samantálang ang layog naman ay aswang na lumilipad (Lynch 1963, 144–145).

[9] "*…He cannot help but gather them and count each seed…*"

[10] "*He completely becomes oblivious of himself or of any one… All the aswang can wish is to have every single seed picked up*."

[11] Sa ulat ni Jose Rigoroso (Oas, Albay, 31), binanggit na kailangan ng isang huhúli sa aswang na maghanda ng isang bóla ng sinulid na nailagay sa ibabaw ng ulo ng sanggol na Jesus noong bisperas ng Pasko. Sa sandalîng dalawin ng aswang ang maysakit, kailangang agapan ng huhúli ang pagtatagò sa sílong kung saan siyá mapagkakamalang kapuwa aswang ng aswang. Makikiusap sa kaniya ang aswang na paunahin siyá sa paghimod sa dáhak ng may tuberkulosis. Hábang abalá sa ganitóng gawain ang aswang, kailangang libutin ng huhúli ang buong sílong at talian ang bawat haligi ng dalá niyang sinulid. Hindîng-hindî makalalabas ang aswang sa bahaging iyon ng sílong dahil sa sinulid na nakapalibot dito.

Samantála, sa ulat ni Benjamin Contreras (Buhi, Cam Sur, 38), talìng ginamit ng pari sa misa ang kailangang ipanghuli sa aswang. Kailangang maigapos ang aswang sa haligi ng bahay gámit ang taling ito dahil ito ang magpapahinà sa kaniyang kapangyarihan. Sa ulat ni Maximo Elopre (Bacagay, Finamboa, Bolongay, Calabanga, Cam Sur, 42), talìng may basbas o talìng ginamit ng pari o santo bílang pambigkis ang dapat na gamitin. Sa ulat ni Salvador Cajot (Calabanga, Cam Sur, 40), sa gawîng balakang dapat igapos ang aswang gámit ang naturang talì.

[12] Sa artikulo ni Lynch (1963, 156-157), binanggit niya ang ulat ni Ramon Brillante tungkol sa paghúli sa aswang na layog bílang paghahalimbawa kung paano gumagána ang *sympathetic* o *imitative magic* na konsepto ng antropologong si James Frazer. Gámit ang tatlong pakò at kalan na binubuo ng tatlong tungkong bató, "Sa sandaling marinig ang pagkakak ng aswang, kailangang usalin ang *Minatubod* ('Sumasampalataya'), at pagdating sa bahaging 'Ipinako sa krus,' kailangang itarak sa lupa ang tatlong inihandang pako. Kailangan itong gawin nang dalawa pang ulit. Sa pamamagitan nito, kahit gaano kalayo ang naging lipad ng aswang, babalik at babalik ito at hinding-hindi ito makakaalis sa pagkakadapo sa tungkong kalan dahil doon ito ipinako ng dasal" (*sariling salin*).

[ "*The moment you hear the familiar "Kakak"! Kakak!" begin to recite the* Minatubod *(Apostles' Creed). When you reach that part which says "*ipinako sa krus*"..., pick up one of the stones and drive one of the nails into the ground. Go through the entire process twice more. You will then notice that the flying* asuwang, *regardless of how far he has flown from you, will turn back and perch himself on the three stove-like stones. For it was there that you nailed him in the prayer*."]

Sa prinsipyo ng imitative magic, makikíta ang laro sa kahulugan ng pakò at pagpakò bílang batayan ng mahika. Ang pakò, bukod sa literal na pakò, ay pakòng ginamit kay Kristo, at kung gayon, maaaring representasyon ng mismong akto ng pagpakò nitó sa krus, at sa aswang na ipinapakò rin, hindi sa krus kundî sa mga tungkong bató, at sa huli, ang pakò bílang ang mismong aswang na ipinapakò sa iisang puwesto. Sa ganitóng pag-unawa, mauunawan ang gámit ng karayom na itinanim sa lupà bílang pagpakò rin sa aswang sa lugar kung saan ito nais na mabitag. Sa ganitó, ang karayom bílang aswang na naitanim/naipakò sa lupà.

[13] Katulad ng gámit ng karayom na nakatusok sa lupà sa ulat ni Ramon Brillante, narito pa rin ang idea ng pagpakò sa aswang sa iisang puwesto hanggang sumikat ang araw. Ang pagpakò nga lang sa pagkakataóng ito ay tumutukoy sa ipinapataw nitóng imposibleng gawain bílang kaabalahan.

[14] May anim na kuwentong aswang na naitalâ sa buong pananaliksik ni Lynch at ng kaniyang mga fieldworker: mula kay Augusto Corpus (Camaligan, Cam Sur, 49-50), tungkol sa mag-asawang pinaghihinalaang mga aswang na lakaw; mula kay Constancio Pacis (Iriga, Cam Sur, 68), tungkol sa maybahay ng isang aswang at kung paano rin siyá naging aswang nang sunduin niya ang asawang laláki sa bukid; mula kay Vivencio Belga (Magarao, Cam Sur, 82-83), tungkol sa kung paano nagawang gamutin ng asawang laláki ang pagiging aswang ng kaniyang asawang babae. (Sinipì ni Lynch ang buong salaysay na ito bílang Appendix I sa kaniyang artikulo); Mula kay Engracio Padua (Nabua, Camarines Sur, 93-94), tungkol sa isang Mariano Relano na nagtangkang humúli sa asbo; mula kay Ermino Sarza (Nabua, Camarines Sur, 96) na tíla baryasyon ng kuwento ni Engracio Padua tungkol mulî sa tangkang paghúli sa asbo ng isang kinikilalang magiting na laláki; at panghulí, mula kay

Rosario Maghirang (Sangay, Cam Sur, 132-133) tungkol sa isang Aling Binay at kung paano ito nagbabago ng anyo para maging isang aswang.

[15] Sa kuwentong "Cinderella" ng magkapatid na Grimm, pinahirapan ng kaniyang madrasta si Cinderella sa pamamagitan ng pagpapapulot dito ng mga butil ng kadyos at lentil sa abuhan. Kawan ng sari-saring ibon búhat sa langit ang dudulog at tutúlong sa kaniyang pulutin lahat ang mga ito para ilagay sa bandeha (Jacob at Wilhelm Grimm. *The Complete Grimm's Fairy Tales.* Intro. Padraic Colum. New York: Pantheon Books, 1994, 121-123).

[16] *"So Magboloto spread the jars of lunga on the sand, and at noon began to gather them up; but sunset had come before he had gathered more than five handfuls, so he sat down and began to cry like a little boy."*

[17] "*So Magboloto told the king of the ants all his history, and the condition imposed by the grandmother before he could have his wife, and how impossible it was to fulfil it.*

*'Well, Magboloto, you shall be helped,' said the king of the ants. Then he blew his horn, and in a little while all his subjects came, and began picking up the grain and putting it into the jars. In a few moments all the grain was in the jars."*

[18] Problematiko ang ganitóng paggamit sa Intsik sa bahaging ito ng korido kung isasaalang-alang ngang mga langgam at dagâ ang gumanap sa ganitóng silbi sa kuwento ni Magboloto. Narito ang representasyong nagdadalawáng-diwà sa pag-aglahi at pagsasahiwaga sa lahing sumailalim sa mahabàng kasaysayan ng alyenasyon.

[19] Magiging tanong ngayon kung bakit at paanong naging kapanalig ng isang *cultural hero* na gaya ng pusong ang peste. Marahil, ang peste bílang túlong na madalas na depiksiyon sa mga kuwentong-bayan ay bakas ng kolektibong pag-asam, di lang sa proteksiyon búhat sa salot, kundî sa mas aktibong pagkiling ng mga puwersa ng kalikásan sa panig ng mga magsasaká. Isang pagbaligtad ng mga mapanirang puwersa túngo sa masaganang áni. Subalit ang ganitóng sapantaha ay mananatíli munang sapantaha dahil sa kawalan ng anumang kaalaman sa paniniwala, ritwal, salaysay o kahit anumang kultural na tekstong makapagpapatibay sa ganitóng haka. Sa ngayon, ang pag-aaral sa kultural na representasyon sa pulutong ay isang bukás na larang na di pa gaanong nabibigyang-pansin.

Para sa ganitóng uri ng pag-aaral, tingnan ang diskusyon ni Eugene Thacker sa "*After Life: Swarms, demons and the antinomies of immanence"* tungkol sa demonisasyon ng pulutong bílang kultural na hulagway mula sa kanluraning konteksto (185–189).

[20] "*By day the asuwang shun the normal informal social gatherings held in the neighborhood, such as the women's group at the river, come together for washing, bathing and exchanging small-talk, or the men's usual gathering at some favorite store or barbershop. They seek solitude and are given a wide berth by all."*

[21] Aristoteles 1984: 1253a 7, 28-31.

[22] Sa aking panayam kay Prop. Tito Valiente (3 Setyembre 2018), ipinaliwanag niya ang Bikolanong konsepto ng "sugmat" bílang kondisyon ng isang uri ng sumpong ("A bad mood or ill feelings that recurs or happens during certain situations… Parang sinasapian, parang tinotopak."). Kung gagamitin sa pag-unawa sa aswang, ang pagiging aswang, aniya, ay isang sumpong, isang kalasingan, isang uri ng pagkalason. Iniugnay niya ang konseptong ito sa fokloré ng Ticao tungkol sa mga aswang na sumasailalim sa tinatawag niláng "pasangop." Kapag nakakaranas ng pasangop, ibinabaón ng aswang ang sariling ulo sa lupà o tumutuwad ito hábang nakakalát ang buhok sa lupà. Sa karaniwang usapan, ginagamit nilá ang salitâng "masangop" na ibig sabihin ay sumpong, topak, o lukiskis.

**Mga Sanggunian**

Alcina, F.I. 2002. *Historia de las Islas e Indios de Bisayas* [History of the Bisayan People in the Philippine Islands: Evangelization and Culture at the Contact Period]. Isinalin, Inedit, at inanotasyon nina Cantius J. Kobak at Lucio Gutiérrez. Maynila: University of Santo Tomas Press.

Aristoteles. 1984. *The Complete Works of Aristotle.* Inedit ni J. Barnes, Princeton. NJ: Princeton University Press.

Bayliss, C. (*et al.*). "The Project Gutenberg EBook of Philippine Folk-Tales." http:/ livros01. Livrosgratis.com.br/gu011028.pdf

Castro, J.V. (*et al.* ed.). 1986. "Ibong Adarna." *Antolohiya ng mga Panitikang Asean: Mga Awit na Pilipino.* Maynila: Nalandangan Inc.

Eugeno, Damiana. 2002. *Philippine Folk Literature: The Legends.* Lungsod Quezon: University of the Philippines Press.

Lynch, F., ed. 1963. *An mga Aswang: A Bicol Belief* (Bikol Area Source Collection: Religious Belief and Behavior Series, Vol. I). Naga City: Bicol Area Survey, Ateneo de Naga.

———. 2004. "An mga Aswang: A Bicol Belief." *Philippine Society and the Individual: Selected Essays of Francis Lynch.* Lungsod Quezon: Ateneo de Manila University Press.

———. 1998. *The Aswang Inquiry.* Gilda Cordero-Fernando (muling nagsalaysay at ilustrador), GCF Books.

Planta, M. 2017. *Traditional Medicine in the Colonial Philippines, 16th to the 19th Century.* Lungsod Quezon: University of the Philippines Press.

Ramos, Maximo. 1990. *The Aswang Complex in Philippine Folklore.* Maynila: Phoenix Publication.

Thacker, E. 2011. "After life: swarms, demons and the antimonies of immanence." *Theory After 'Theory'.* Inedit nina Jane Elliott at Derek Attridge. London at New York: Routledge.

# MULA EPIKO TUNGONG SUGILANON: KALIBÚGAN, SI NAGMALITONG YAWA, AT ANG PAG-AKDA NG BABAE SA POST-KOLONYAL NA PANAHON

John E. Barrios

**ABSTRAK**

Si Nagmalitong Yawa, isang karakter mula sa epiko ng Panay na *Hinilawod* at *Sugidanon*, babae at maituturing na nása likuran, tabí, at harapán ng itinuturing na bayaning si Humadapnon, ay binása bílang isang kalibúgan—may identidad na hindî ganap, pinaghalò, at papalit-palit—at ginamit bílang talinghaga para ilapat sa pagbása ng teksto ng sugilanon (maikling kuwento). Ang kalibúgan ay isang pagdulog na nagsusumikap na mulîng likhain ang prekolonyal na kapangyarihang kultural ng mga katutubo ng Filipinas. Sa ganitóng konseptuwalisasyon maaaring basahin ang akda gámit ang naisantabing pananaw na Babaylanismo, na mas nag-aangat ng posisyon at relasyon ng kababaihan sa kalalakíhan at higit siláng nagiging malayà at produktibong nilalang. Sinurì sa papel na ito ang dalawáng sugilanon—ang *Sa Lawod ng Pangabuhi* (Sa Dagat ng Buhay) ni Ismaelita-Floro-Luza, at *Babae* ni Ali Bedaño bílang mga akda ng post-kolonyal na panahon o pagkatapos ng panahon ng kolonisasyon. Lumabas na ang talinghaga ni Nagmalitong Yawa ay makikíta pa rin sa post-kolonyal na babae sa kabilâ ng pagiging isteryotayp at konstrak ng patriyarkal na lipunang nag-ugat sa kanluraning kultura at nailantad ang natabunang kaalaman at kapangyarihan na nagbigay-halaga sa kakayahan ng kababaihan bílang asawa, iná, at babae. Hindî tulúyang nawalâ ang representasyon ng babaylan at babaeng prekolonyal, bagkos ito ay natransporma at patúloy na nakikipagnegosasyon sa kontemporaneong identidad at espasyo ng post-kolonyal na panahon. Nagawa ito sa pamamagitan ng pag-akda ng mga gawain ng mga binukot ng epikong Panayanon at pagpapahalaga sa katawan at sa kaakibat nitóng pisikal na pangangailangan, at sa pagpapalayà ng mismong katawan na ikinulong ng kolonyalismong Español.

*Mga susing salitâ: epiko, kalibúgan, identidad, post-kolonyal na panahon, sugilanon (maikling kuwento), espasyo, pre-kolonyal*

Ayon sa pinakaunang Panayanong diksiyonaryo na ginawa ni Padre Alonso de Mentrida (1841) na *Diccionario de la Lengua Bisaya, Hiligueina y Haraya*, ang salitâng "**kalibúgan**" ay tumutukoy sa isang "mestiso ng dalawang lahi" (*mestizo de dos naciones*); halimbawa, anak ng Español at ng Bisaya, ng Bisaya at ng Tagalog, o ng Bisaya at ng Tsino. Maaari din nitóng tukuyin ang anak ng dátu at ng timawà, ng timawà at ng alipin; ng magkaibáng uri ng hayop tulad ng kalabaw at ng báka, o kahit na ang supling ng domestikadong hayop at ng hayop-gubat. Nangangahulugan ito ng "pagkakahalò." Nagbigay si Mentrida ng halimbawang pangungusap: "[*L*]*inmilibóg ang dugo sang castilla sa bisaya."* (Humalo ang dugo ng Español sa Bisaya.); at "[*N*]*aga calibóg ang dugo nila nga duha."* (Nagkahalò ang dugô niláng dalawa.) (235). Ginamit din ang salitâng "kalibúgan" sa *Maragtas* para tukuyin ang pagkakahalò ng lahi ng Ati at ng taga-Bornay, na tinawag na "doble ang ginikanan" (doble ang magulang) (Monteclaro, 1907, pp. 15, 55).

Sa pagkakahalòng ito, nakatha ang dalawa pang kahulugan ng "**libóg**"—ang "pagtataká" at "pagkalito." Ginawang halimbawang pangungusap dito ni Mentrida ang hindî pagiging lubos na dátu ng isang katutubo: "[*L*]*ibóg ang pagca dato mo cay dili ca lubus nga dato*." (Nakapagdududa ang iyong pagkadátu dahil hindî ka lubos na dátu.) (235).

Naging tagapaglarawan ng estado ng pagkadátu ng isang tao ang salitâng "libóg" sa halimbawang pangungusap ni Mentrida. Kayâ sa halimbawang binanggit, napagtatakhan at napagdududahan ang "pagkadátu" ng isang tao, na maaari siyáng "magmukhang dátu" lámang at hindî talaga "totoong datu." Sa mga halimbawang ito, ginamit ang mga salitâng "pagkakahalò," "pagtataká," at "pagkalito" upang maiakda ang tekstong kalibúgan.

Ang kalibúgan bílang konseptuwal na basehan sa pagbása sa tekstong "Nagmalitong Yawa" at sa akdang pampanitikan na **sugilanon** (maikling kuwento) ay naglalayong ilantad ang mga natabunang katauhan at katangian dahil sa epekto ng kolonisasyon. Ang kalibúgan ay isang pagdulog na magsusumikap na mulîng likhain ang prekolonyal na kapangyarihang kultural ng mga taga-Kanlurang Bisayas sa partikular, at ng mamamayan ng Filipinas sa kabuoan. Sa ganitóng konseptuwalisasyon maaaring basahin ang akda gámit ang naisantabing pananaw na Babaylanismo, na mas nag-aangat ng posisyon at relasyon ng kababaihan sa kalalakíhan at higit siláng nagiging malayà at produktibong nilalang.

**Ang Kalibúgan kay Nagmalitong Yawa**

Sa epikong *Hinilawod,* kinalap at isinalin sa Ingles ni F. Landa Jocano (2011), ang pangunahing "bida" na si Humadapnon ay naglakbay sa karagatan para hanapin ang kaniyang mapapangasawang si Nagmalitong Yawa. Bago pa man tumulak ang kaniyang ginintuang **barangay**/**biday** (malaking bangkâ) ay binalaan na siyá ng mga magulang na iwasang mapadaan sa mahiwagang isla ng Tarangban. Binalewala niya ang payong ito ng mga magulang at intensiyonal pang hinarap ang mga naninirahang makapangyarihang mga **binukot** o itinagong babae na bukod sa angking ganda ay itinuturing pang tagapagdalá ng kultura at tradisyon ng grupo ng katutubo. Inimbitahan siyáng dumaan para magmamâ/magngangà at makipag-**adudo** (makipagtalik) sa mga binukot. Noong una'y tinanggihan niya ito ngunit nang makíta niya ang pinakabata at pinakamagandang si Lubay Hanginon ay natukso siyáng bumabâ sa barangay/biday. Makalipas ang ilang taóng pamamalagi sa Tarangban ay mulîng naalála ni Humadapnon ang tunay na pakay ng kaniyang paglalakbay—ang paghahanap kay Nagmalitong Yawa. Nagpaálam siyá kay Lubay Hanginon at ibá pang binukot ngunit nasaktan lámang niya ang damdámin ng mga ito. Hindî niya nagawang makalabas ng kuweba at nakulong siya doon sa loob ng pitóng taon. Humingi ng túlong ang kaniyang kapatid na si Dumalapdap sa lahat ng mga **babaylan**, malalakas na laláki at babae sa ibá't ibáng lugar ngunit lahat silá'y nabigong buksan ang nakasaradong kuweba at mapalayà si Humadapnon. Ayon sa mga espiritu, tanging si Nagmalitong Yawa lámang ang makapagpapalayà sa kaniya. Sa una ay tumanggi pa si Nagmalitong Yawa na tulúngan si Humadapnon. Naging rason niya na siyá ang hinahanap at hindî siyá ang naghahanap. Pinag-isipan pa niya kung ano ang gagawin. Sa hulí, nakumbinsi rin siyá ng mga espiritung sina Taghuy at Duwindi. Pero naisip niya na kailangan niyang itago ang kaniyang tunay na katauhan. Kayâ ginawa niyang (mukhang) laláki ang kaniyang sarili at pinangalanan ang katauhang yaon na "Buyong Sunmasakay/ Buyong Makatunaw/ Makadura-dura."

Sa epiko, si Nagmalitong Yawa ay umaakò ng espasyong "wala-diri-wala-didto" (wala-rito-wala-roon). Ito ay dahil sa hírap na mailugar ang kaniyang pagiging "pagitan" ng **Ibabaw** (Itaas) at **Idalum** (Ilalim) sa kosmolohikong konstruksiyon ng mga Panay-Bukidnon. Ayon nga kay Taghuy, si Nagmalitong Yawa ay nakatirá sa "pagitan" ng Idalum at Ibabaw:

Hindi siya taga-Idalum
Hindi siya taga-Ibabaw
Nakatira siya kung saan
Nagsalikop ang dagat at langit (*akin ang salin*) (Jocano, 2011, p. 4)

Dagdag pa,

> Pero sa malayong abot-tanaw
> Sa walang hangganang kalawakan (Ibid., 64)

Binigyan ng palatandaan ang pagkilála sa lugar na ito bílang lugar na pinagtagpuan ng langit at ng lupà. Sa malayòng abot-tanaw (*horizon*) matatagpuan ang tiráhan ni Nagmalitong Yawa. Ngunit saan nga ba sa lawak na ito? Sa mga sumusunod na taludtod, binigyan ito ng partikular na direksiyon:

> Siya'y nakatira sa sinisikatan ng araw
> Sa lugar na nagsisimula ang bukangliwayway (Ibid., 9)

O di kaya'y:

> Na nakatira sa sinisikatan ng araw
> Sa unahan ng malawak na kalawakan (Ibid., 64)

Kinumpirma rin mismo ni Nagmalitong Yawa ang lokasyong ito nang binigyan niya ng instruksiyon si Taghoy kung ano ang isasagot sa mga magtatanong kung saan siyá nakatirá:

> Na ako'y hindi taga-Idalum
> Hindi rin taga-Ibabaw
> Pero nasa espasyo ng abot-tanaw
> Sa kinaroroonan ng mga ulap
> Silangan ng papaakyat na araw
> Saan ang lahat ay kumikintab. (Jocano 2011, 76)

Ngunit sa kabilâ ng pagmamarka ng lugar bílang *horizon*, at pagtatakda bílang inaakyatan ng araw, hindî pa rin segurado si Humadapnon kung nasaan ang lugar, kayâ naguguluhan kahit siyá. Sa ganitó, maaaring sabihing naiakda ang pagiging kalibúgan ng lunang inaakò ni Nagmalitong Yawa. Tanging ang pagbanggit ni Humadapnon lámang na matatagpuan ang tiráhan ni Nagmalitong Yawa "sa isa sa mga lugar sa gitna" (*some place in the middle*) ang seguradong teksto.

"Na siya'y hindi Idadalmun
Hindi rin Ibabawnon
Pero sa isa sa mga lugar sa Gitna
Doon siya nakatira; nagtataka ako
Ako'y naguguluhan,"
Sabi ni Humadapnon. (Ibid., 9)

Mahirap na kilalanin ang eksaktong lokasyon ng tinitirhan ni Nagmalitong Yawa, kahit na makikilála ito dahil "dito sumisikat ang araw," at naroroon ito sa "pinagtakipan ng langit at lupa;" o walâ ito sa Ibabaw na mundo, at walâ rin sa Idalum na mundo, ngunit násа "Pagitan" lang.

Higit na maiintindihan ang inaakòng espasyo ni Nagmalitong Yawa kung mapag-aalaman ang konsepto ng kosmos ng mga Sulodnon o Panay-Bukidnon. Ayon kay Magos (1992), naniniwala ang mga katutubong ito na mayroong patong-patong na mundo (*layered universe*) at ang mundo para sa kanilá ay may **pito ka anib** (pitóng patong). Sa pinakaibabâ ang **ranig-ranig** o base ng mundo, walâng naninirahan dito. Susunod na pátong ang **tubig**, na pinaninirahan ng mga espiritung pantubig. Ang pangatlong pátong, ang **idalum** (ibabâ), na pinaninirahan ng mga espiritung panlupà, tulad ng mga **tulayhang** (kaluluwáng alimango), **tibsukan** (kaluluwáng baboy), at **lolid** (kaluluwáng áso o baboy). Ang pang-apat, ang **lupa**, na tinitirhan ng mga tao at mga espiritung kilála sa mga pangalang **tamawo** (engkanto), **kama-kama** (duwende), **muwa** (bruha), **burulakaw** (bulalakaw), **murokpok** (lamanlupa), **mangingilaw** (kumakain ng tao), **mantiw** (mataas na espiritu), **kapri** (kapre), **sigbin** (sigbin), **bawa** (bakunawa), **mulang**, at **aswang**. Ang panlima, ang **kahanginan** (hangin), na teritoryo ng mga lumilipad na espiritu at mas kilalá sa mga tawag na **bentohangin** (kabáyong lumilipad) at **hubot** (malaking ibong may pakpak). Ang pang-anim, ang **ibabaw** (itaas). Dito, makikíta ang mga **kalag** (espiritu) ng mga ninuno kasáma ang mga anghel at mga santo. Ang pampitó at pinakahulíng pátong, ang **langit** (langit), na tiráhan ng manlilikhâ ng mundo, ang **Maka-ako** (Nagmamay-ari) (51–53).

Kung ibabase sa pito ka anib (pitong patong) na mundo ang lokasyon ng espasyo ni Nagmalitong Yawa—ang wala-sa-ibaba-wala-sa-itaas na espasyo niya—ang lupa at langit ang dalawáng mundong kakikitahan sa kaniya. Dahil isa siyáng tao, ang kalupaan lámang ang mundo na kaniyang dapat akuin. Subalit ayon na rin sa teksto, kabahagi pa ng kaniyang ginagalawang espasyo ang langit. Ito marahil ang paliwanag kung bakit naging mailap si Nagmalitong Yawa sa paningin ng kaniyang kapuwa-tao, partikular na sa naghahanap sa kaniyang si Humadapnon. Hindî maimamarka ang kaniyang inaakòng espasyo sa "pagitan" ng ibabâ at itaas dahil ang pagitan pa ng mundo ng lupà at langit ay ang pagitan ng ibabâ at itaas.

Kung gayon, maaaring sabihin na gumagalaw si Nagmalitong Yawa sa pagitan ng lupà at langit, at gayundin sa gitna ng ibabâ at itaas. Ang galaw niyang ito ang mag-aakda ng kaniyang espasyo bílang wala-diri-wala-didto, na siyá ngayong lilikhâ ng kaniyang pangkalibúgang identidad.

Mailalagay sa "gitna" ang identidad ni Nagmalitong Yawa dahil maaari itong pagdudahan at pagtakhan. Makikíta ang pagkakalibúgan ni Nagmalitong Yawa sa kaniyang pag-angkin ng isa pang katauhan—ang kay Buyung Sunmasakay/ Buyung Makatunaw/Makadura-dura—nang kaniyang iniligtas si Humadapnon sa Tarangban. Pansinín ang pagkakalarawan ng kaniyang transpormasyon:

At inilagay niya ang mga kamay sa likuran
Biglang nawala na parang karayom
Naglaho ang babaeng katawan
Nawala ang babaeng binukot
Ngayon ang nakatayo sa harapan
Tulad ng tumulong ulan
Tulad ng mabilis na pag-ambon
Isang magandang lalaki
Isang kaaya-ayang mandirigma
Na halos sa lahat ng katangian
Kapareho lamang ni Humadapnon. (Jocano 2011, 76)

Ang katauhang ito ang umakda ng libóg: una, sa mga babaeng nakaamoy sa kaniya; at pangalawa, sa isang dátu na kaniyang nakaharap. Nagawa ito ni Nagmalitong Yawa dahil isa siyáng babaylan. Gumaganap din ang babaylan, ayon kay Jocano (1968), bílang isang **manughiwit** (mangkukulam) na nakapag-uutos sa mga espiritu (sa epiko, kinilála ang mga ito bílang si Taghuy/Duwindi), na gumawa ng mga bagay-bagay para sa kinikilálang kalaban (44). Sa káso ni Nagmalitong Yawa, dahil hindî niya gustong angkinin siya ni Humadapnon, sa gabí, nagpapalit siyá ng anyo bílang isang unan o di kayâ'y tubig, at sa umaga, bumabalik siyá sa dáting katauhan.

Sa pagdating ng dilim
At ng hatinggabi
Umiyak siya (Humadapnon) nang umiyak
Tumaghoy siya nang tumaghoy
Ang kagalang-galang na puno
Ang punong tagapayo

Dahil kahit sila'y magkalapit
Kahit sila'y magkatabi
Sa duyang pinapahingahan
Paano niya magagawa ang gusto
Kay Nagmalitong Yawa
Na naging likido, naging tubig! (128)

Masasabing isang "pangungutya" lámang ang ginagawang pagpapalit ng anyo ni Nagmalitong Yawa. Ang "kutya" ay isang sauladong galaw. Determinado ito ng isang panapos na galaw o pagsasakatuparan ng layunin. Sa unang tingin lumalabas na kailangang pagdudahan ang galaw o gawaing ito dahil nga hindi maituturing na natural. Hindi natural dahil umaapaw at walâng lohika. Tinitingnan ni Bakhtin (1981) ang ganitóng gawain bílang isang pagbaliktad sa natural na orden ng mundo—mundo ng kasarian sa káso ni Nagmalitong Yawa. Mahalagang tingnan ang ginawa o ginagawa ng mga tauhan dito sa kani-kaniláng mga katawan. Ayon sa kaniya:

> Ang eksaherasyong ito ay may positibo at mapagmalaking katangian.... Ang paglitaw ng mga ganitong imahen ay tumutumbok hindi sa nag-iisang katawan ng tao, ng pribado, ng egotistikong "taong kailangang mabuhay," ngunit ng *kolektibong sinaunang katawan ng lahat ng tao.* (akin ang salin at *empasis*, 19)

Sa gayon, mas nailalantad ang diskurso ng kasarian na nakapaloob sa epiko sa pamamagitan ng paglipat mula sa indibidwalisadong katauhan ni Nagmalitong Yawa túngo sa isang mapanakop na konstrak ng kababaihan.

Nasa epikong *Hinilawod* ang paggamit ng pagbabaligtad at katatawanan. Bahagi ito ng isang organisadong komposisyon, na may layuning tumbahin ang herarkiya at itanghal ang kabaligtaran—si Nagmalitong Yawa, sa halip na dominahan ni Humadapnon, ay siyá pang naging makapangyarihan.

**Si Nagmalitong Yawa sa Sugilanon**

Ang babaeng konstrak ng kalibúgan ang makikíta sa katauhan ni Lorna sa kuwentong "Sa Lawod sang Pangabuhi" (Sa Karagatan ng Buhay) ni Ismaelita Floro-Luza (1970), na unang inilathala noong 27 Abril 1966 sa magasing *Hiligaynon* at ang kuwentong "Babae" (Babae) ni Ali Bedaño (1970) na lumabas sa parehong magasin noong 1970. Napilì ang dalawáng maikling kuwentong ito dahil sa kapangahasang tumalakay ng usaping pangkababaihan at maglantad ng pang-aapi sa kasariang isinantabi sa panahong maituturing na namamayani ang makalaláking

pananaw sa panitikang Hiligaynon at sa gawaing pamproduksiyon, partikular ang publikasyon ng panitikan sa rehiyon.

Sa unang kuwento, si Lorna ay asawa at iná ng limang anak ni Dardo. Halos sampung taon na siláng nagsasáma ni Dardo. Si Dardo ang nagtatrabaho at naiiwan lámang si Lorna sa bahay para mag-alaga ng kaniláng mga anak sa kabilâ ng kaniyang pagtatapos ng kursong pagtuturò at pagiging matalino. Nagsimula lámang ang problema sa kaniláng pamilya nang hindî na nakasasapat ang ineentregang suweldo ni Dardo. Sa tuwing mag-aabót ng sobreng naglalamán ng a-kinseng suweldo si Dardo ay binibílang ito ni Lorna at sinasabi sa kaniyang bána na kulang para sa kaniláng badyet. Ang pag-uulit-ulit ng gawaing ito ni Lorna ay humantong na sa pagbása dito ni Dardo bílang pagbubunganga. Hanggang sa umábot sa kasukdulan ang "bunganga" ni Lorna at nasampal siyá ni Dardo. Dahil dito ay nagkaroon ng "katahimikan" sa kaniláng dalawa. Hindî na mulîng binungangaan ni Lorna ang asawa. Sa halip na pagtuonan ang suweldo ni Dardo ay napagpasiyahan ni Lorna na magturò at kumíta rin para sa kaniláng pamilya. Ang dáting kinukulang na kíta ng pamilya ay sumobra na ngayon. Natugunan nilá ang pangangailangan ng kanilang mga anak at nakabilí pa silá ng mga gámit sa bahay. Subalit ang pagkakaroon ng trabaho at kíta ni Lorna ay lubhang nakaapekto sa pananaw at damdámin ni Dardo bílang padre-de-pamilya na siyáng itinuturing na dapat may hawak ng responsabilidad sa pagbuhay ng pamilya. Sa hulí, kinompronta niya si Lorna at naláman niya na kahit si Lorna man ay mayroon ding pinagsisihan—ang kaniyang pagbubunganga. Magtatapos ang kuwento sa pagkaunawa ni Dardo na may rason din palá ang asawa at kailangan niyang baguhin ang kaniyang pananaw sa pagiging bána kay Lorna at padre-de-pamilya.

Mula sa pagkakasampal kay Lorna ng bánang si Dardo dahil sa walâng tigil nitóng pagrereklamo sa ibinibigay na kulang na sustento sa pamilya tuwing suweldo, natutuhan niyang "manahimik" at magtrabaho para sa sarili at sa pamilya. Ang pananahimik at pagtatrabaho ng isang babae ay maituturing na pagtuklas ng kaniyang sariling potensiyal. Isa itong pagkilála, isang pagbabalik sa katauhan. Binalikan lámang ni Lorna ang nailibing na katauhan ng kababaihan sa katauhan ni Nagmalitong Yawa. Ito ang katauhang posibleng umangkin ng parehong babae at laláki—ang Buyung Sunsumakay/Buyung Makatunaw/Buyung Makadura-dura—na kinonstrak ni Nagmalitong Yawa para tulúngan ang nakulong sa kuweba ng mga binukot na si Humadapnon. Ito ang katauhan ng babaylan, ang katauhang may kapangyarihang makipag-usap sa mga espiritu. Artikulado ito sa binitawang salitâ ni Lorna ("*Nalipat ako sa akon tinun-an*.") para bigyan ng katapusan (*closure*) ang namamagitang hindî pagkakaintindihan nilá ni Dardo:

> Nakabugtaw lamang ako sa kamatuoran nga indi ko dapat buhaton ang pamatasan nga ato (pagiging bungangera) sa imo sang dapatan

mo ako sing kamot. Nakamaradmad ako sa kamatuoran nga indi ko makuha ang mga problema naton sa pangabuhi paagi sa baba. *Nalipat ako sa akon tinun-an*, Dardo. Kag sugod sadto ginpangako ko na sa akon kaugalingon ang pagbag-o.

(Nagising lamang ako sa katotohanang indi dapat ganoon ang naging asal ko sa imo sang mapagbuhatan mo ako sang kamay. Indi pala malulutas ang problema sa paggamit ng bibig lamang. *Nalimutan ko ang aking pinag-aralan*, Dardo. At mula noon ipinangako ko na sa aking sarili na magbago.) (Villareal, 1994, pp. 243, 255; akin ang italisado)

Nagbunga ang pagiging "malayà" ni Lorna ng magandang resulta sa kaniláng pamumuhay subalit hindî naman ito naging maganda sa laláki dahil nakaramdam ang kaniyang bána ng pagkawala ng kahulugan ng pagiging laláki/amá. Kasabay nitó, ang pagkawalâ rin ng kaniyang kapangyarihan. Ang "boses ng laláki" sa pamamahay ay hindî na naging dominante. Ito ay unti-unti nang natatabunan ng ngayo'y makapangyarihang babae, sa politikal at ekonomikong larang, ang tinutukoy na "kapinasahi" (kakaibá): mas malaki ang kita ni Lorna kaysa kay Dardo, mas maraming nabibilíng pangangailangan, at siya ang nagdedesisyon para sa kanilang mga anak.

[A]ng tanan nga ato (ginhawa sa buhay sa material na bagay), ang tanan nga *kapinasahi,* may kon ano nga kasakit nga nadulot sa pagkatao ni Dardo. Nabatyagan niya nga may daku nga kakulangan. Kag ang kakulangan nga ina amo ang ginapilit niya nga laghapon sa tanan nga adlaw. Masaw-a batunon ang kamatuoran…. Nga siya ang sandigan sa ila paglangoy sa kabuhi. Ginakapyutan sang iya mga mahal sa kabuhi. Kag sa pamatyag ni Dardo, padayon nga nagakadula ang iya kapuslanan bilang amay…. Subong bala nga daw ginapabatyag sa iya ni Lorna nga bisan indi na sia magpangita, masarangan sini nga padalaganon sing tayuyon ang ila pangabuhi. Ano na lamang abi ang iya pulos bilang amay? Ano?

(Subalit ang lahat na mga pangyayaring iyon [ginhawa sa buhay sa material na bagay], ang lahat na *kakaiba*, ay nagdulot ng kung anong kirot sa pagkatao ni Dardo. Nakaramdam siya ng malaking kakulangan. Parang may hinahanap siya sa bawat araw. Mahirap tanggapin ang katotohanan…. Na siya ang tagaalalay sa kanilang paglalangoy sa buhay. Kinakapitan ng kaniyang mga minamahal. Sa pakiramdam ni Dardo, habang lumilipas ang mga araw patuloy ring nawawala ang kaniyang kabuluhan bilang ama… Parang

ipinahihiwatig ni Lorna na kahit hindi na siya maghanapbuhay, kaya nitong mapatakbo ang kanilang pamumuhay. Ano na lang ang kaniyang kabuluhan bilang ama? Ano?) (241, 254; akin ang *italisado*)

Ang "pananahimik" at pagiging "kakaibá" ni Lorna ay representasyon din ng kaniyang rebelyon sa ipinataw na katauhan at kagawian sa kaniyang pagiging babae. Ang pagtitimpi niya para i-delay ang panahon na mabigyang-kahulugan ang sarili ay parehong pagmamarka sa sarili upang maging kalibúgan. Kumawala na si Lorna sa pagiging tradisyonal na babae na "hindî marunong magsalitâ" bagkos naging artikulasyon ng kaniyang pagiging kalibúgan ang pagtatrabaho bílang guro at pag-aalaga ng kaniyang mga anak. (Matalino at may pinag-aralan rin naman siyá kahit na medyo, sa pananaw ng laláki, kulang sa pisikal na kagandahan.) Sa ganitóng konstruksiyon ng pagkatao, si Lorna ay naging parehong tatay at nanay sa kaniyang pamamahay, katulad ni Nagmalitong Yawa na mayroong katauhang babae at laláki. Walâ na ang distinksiyon ng kaniyang kasarian na markado ng pagiging babae lang. Ang pagiging kalibúgan ang kahulugang namuo sa kaniyang katauhan.

Taóng 1970 naman nang malathala sa parehong magasin ang kuwentong "Babae" ni Ali F. Bedano (1970). Ito ay isang kuwento na sumubok na isadiskurso ang kasarian ng babae sa katauhan ni Agnes. Si Agnes, ang bida rito, ay táong itinakwil, patunay ang kaniyang pagtirá sa layláyan ng bayan. Ito ay dahil sa pagkakaroon niya ng anak sa magkakaibáng amá. Ang unang laláki ay nawalâ na lámang na parang bulâ pagkatapos mamaalam para mangisda. Naiwan sa kaniyang responsabilidad ang kaniláng tatlong taóng gulang na anak. Pangalawa, ang pulis na nakilála niya sa isang bayle na inanakan lámang siyá at iniwan. Magiging pangatlo na sána ang estrangherong napadpad sa kaniyang dampa kung hindî siyá tinanggihan nitó.

Ipinapakíta, sa unang bása, na mahinà ang babae rito. Ang kahinaang ito ay nakaugat sa kaniyang pisikal at emosyonal na konstruksiyon. Bukod sa kaniyang pagiging mahirap ay larawan pa siyá ng kakulangan sa pangangalaga sa katawan. Ito ang naging basehan ng pangatlong laláki para tumbahin ang "nakagawiang" gawain ni Agnes. Ipinamukha niya kay Agnes ang aspektong moral na hinugot sa pananaw ng patriyarkal na lipunan na dapat maging lunsaran ng isang magandang búhay. May manipestasyon ito sa pagtatapos ng kuwento.

Sang ulihi, inanay nga hinukas sang lalaki ang mga butkon ni Agnes sa iya liog. Pinalayo ang babae sa iya, inanay. "Ang lapsag mo," patalupangod sang lalaki sa manubu nga tingog. Ginkrosemano ni Agnes ang iya mga butkon agod matabunan ang hublas nga lawas.

Karon nagabatyag na sia sing kahuya. "Ang lapsag mo," sulit sang lalaki.

… Tumindog ang lalaki kag tinultol ang madulom nga dalanon sa kagab-ihon.

(Sa bandang huli, dahan-dahang inalis ng lalaki ang mga kamay ni Agnes sa kaniyang leeg. Dahan-dahang inilayo ang babae sa kaniya. "Ang sanggol mo," paalala ng lalaki sa mababang boses. Napakuros ang dalawang kamay ni Agnes para takpan ang kaniyang hubad na katawan. Ngayo'y naramdaman niya ang hiya. "Ang sanggol mo," ulit ng lalaki. …Tumayo ang lalaki at tinunton ang madilim na daan ng gabi. (Bedaño 25–26, akin ang salin)

Sa peministang bása ni Rosario Lucero (1991), ang kuwento ay naaayon sa pananaw o lente ng laláki. Naging *subject* at *object* ng patriyarkal na titig ang babae rito. Naging (moral) kaligtasan pa nga ng babae ang pagtanggi ng laláki sa kaniyang inaalok na katawan at (libreng) pakikipagtalik. Tiníra ang konsensiya ng babae rito sa pagturo ng laláki sa natutulog at may lagnat na sanggol sa sahig.

[M]ahinang babae si Agnes; higit na mababa ang uri kaysa lalaki sa lahat ng bagay, ngunit dapat kaawaan dahil biktima siya ng Buhay…

Bukod pa rito, iginigiit pa ang pagkamababang uri ng babae sa pamamagitan ng paghahambing ng mga suliraning nakaaabala sa babae't lalaki. Umiikot sa mga bagay na makadamdamin ang mga suliranin ni Agnes, samantalang paroo't parito ang mga lalaki sa pagtupad ng kani-kanilang Importanteng Misyon. Halimbawa, mangingisda ang asawa ni Agnes. Isang araw, naglayag ito at di na nakabalik. Ang pulis nama'y napasasiyudad, marahil dahil sa isang takdang gawain samantalang apat na buwang buntis si Agnes. Ang ikatlong lalaki, ang estranghero, ay may binabalak na transaksiyon sa isang maylupa. Nasa gitna nitong tatlong lalaki si Agnes, na wala na yatang ginawa kundi dumungaw sa bintana at maghintay sa susunod na lalaking maliligaw sa kaniyang buhay. (Lucero 1991, xxxii–xxxiii)

Laláki ang may kasalanan sa sinapit ni Agnes. Ang mga laláki ni Agnes ay may "makabuluhan" ding pinagkakaabalahan, na sa súlat ni Lucero, sa malaking unang letra, ay may mga "Importanteng Misyon." Inakò na ng kalalakíhan ang responsabilidad sa pagpapatakbo ng "Buhay." Ang mga babae ay naiwan lámang sa

layláyan ng kabahayan. Domestikado at walâng muwang sa mundo. Kayâ nga't hindî rin makapagsalitâ at makapagtanong kung bakit silá ginaganoon o ginaganitó.

Kung babalikan natin ang epikong *Hinilawod,* may bahagi roon na nagsasalaysay ng naratibo ng mga binukot, mga babaeng makapangyarihan na nakatirá sa mahiwagang isla ng Tarangban. Nang dumaan malápit sa isla ang ginintuang barangay/biday ni Humadapnon, inimbitahan siyá ng mga binukot na dumaan muna para magmamâ o magngangà, at pagkatapos ay magpakasawa sa kanilá sa pag-adudo (pakikipagtalik). Sa pananaw ni Humadapnon, ang mga binukot ay kaniyang mga **surupalon** (puwedeng makipagbiruan o makipaglaro). Sa epiko, gayundin sa sinaunang praktis ng mga Panayanon, mahalagang elemento ang ngangà o mamâ sa sosyal at seksuwal na transaksiyon. Sa epiko ay itinuring pa nga itong banal na pagkain. Nagiging patas lámang ang posisyon ng babae at laláki sa ritwal ng pagngangà/pagmamâ. Sa katunayan ang salitâng "surupalon" na siyáng turing ni Humadapnon sa mga babae ay hindî nangangahulugan ng pagiging "laruan lang." Paano magiging laruan ang isang babae na siyá pa ngang may gustong makipag-adudo o makipagtalik sa laláki? Di ba't ang mga talâ ng mga Español din mismo ang nagsasabing bukás ang mga babaeng Panayano sa pakikipagtalik sa ibá't ibáng laláki, at gayundin ang mga laláki sa ibá't ibáng babae? Ang pananaw ng mga katutubo sa katawan bago dumating ang mga Español ay hindî pa banal. Hindi ito *chalice* ng Diyos na nabinyagan at nadaluyan ng binendisyonang tubig para maging malinis. Walâng konsepto ng malinis/di-malinis na katawan ang mga katutubo. Marahil ang katawan para sa kanilá ay katawan lámang, binubuo ng buto't lamán. Hindî sagrado. Sa katunayan, maaaring paglaruan.

Basahin halimbawa ang sulat ni Antonio Morga:

> Ang mga katutubo ng mga Isla ng mga may táong may tatu o kilala sa tawag na Bisayas ay malibog at mabisyo, at dinadala sila ng kanilang bugso ng damdamin sa pag-iimbento ng mga hindi kaaya-ayang gawain para sa mga lalaki at babaeng gustong maging malapit sa isa't isa. May nakuha silang masamang gawi mula sa kanilang kabataan, iyon ay ang paglalagay ng mga lalaki ng pasukan o butas sa kanilang ari, malapit sa ulo ng titi, na kinakabitan ng isang mukhang ulo ng ahas na metal o batong garing na ipinasok sa butas ng ari gamit ang isang uri ng metal at isinara para hindi ito matanggal. (akin ang salin)
>
> ([T]he natives of the Islands of the tattoed people or Visayas are driven to vicious practices and sensuality, and their instincts have led them to invent sordid ways for men and women to get together

intimately. They have acquired a bad habit from youth, the boys making an incision or hole in their private organ, close to its head, and attaching to it a sort of snake-head metal or ivory, which is secured to the hole made in the organ, by means of a device of the same substance to keep it in place.) (sipi sa Tolentino 2007, 178)

Pero hindî lámang inimbento ang bolitas para sa kaligayahan ng laláki. Ayon kay William Henry Scott, parehong babae at laláki ang nakikinabang dito: "Ang mga ito ay nangangailangan ng maingat na pagpasok sa ari ng babae at hindi maaaring bunutin hangga't hindi pa lubos na nakapagpahinga ang ari ng babae" ([I]n use, these ornaments required manipulation by the woman herself to insert, and could not be withdrawn until the female organ was completely relaxed) (sipì sa Tolentino 2001, 178). Naging parehong espasyo ito para tunguhin ang isang kasiyahan (at kasakitan din) na walâng pagbabawal, malayò sa titig ng awtoridad na Español at mas pinalapit sa talinghaga ng kalibúgan at ni Nagmalitong Yawa. Mababása sa ugnayan ng dalawáng katawan (babae at laláki), *mediated* o pinamamagitanan ng teknolohiya ng bolitas, ang ambigwidad ng kasarian, ng kapangyarihan ng babae at laláki. Dagdag ni Tolentino, ito ang "tulay sa pagitan ng kalikasan at kultura, pasakit at alindog, tao at hayop, pakiramdam at instinkto, produksiyon ng kasiyahan at reproduksiyon ng pamilya, at iba pa. Ang objek ay integral na pagsanib nitong mga oposisyon, paglikha ng liminal na erya ng karanasan" (Ibid., 178).

Ganitó ang kahulugan ng paghuhubad ni Agnes ng damit para imbitahang makipagtalik ang estranghero. "Surupalon" o laro lámang ng mga katawan ang maaaring maging kahulugan ng pagtatalik. Labas na rito ang mga konsepto tulad ng "pag-ibig," "tiwala" (na siyáng hinihingi ng kasal), at "responsabilidad" (pagkakaroon ng pamilya) dahil ang mga ito ay konstruksiyon lámang ng Kristiyanismo na isinatitik ng "banal na kasulatan" at ipinatupad ng teknolohiya ng simbahan. Sa kolektibong kamalayan, ang ginagawa ni Agnes ay alingawngaw pa rin ng mga nakagawian ng binukot, ng mga katulad ni Nagmalitong Yawa.

Maaalála rin na sa sugidanong *Hinilawod,* nang dumating si Buyong Sunsumakay/Nagmalitong Yawa, kahit na may pagdududa ang kababaihan sa kaniyang katauhan, inimbita pa rin nilá siyáng magmamâ/magngangà. Lamang, tinanggihan ni Buyong Sunmasakay/Nagmalitong Yawa ang imbitasyon dahil mayroong ibáng dahilan ang pagpunta niya sa lugar nina Humadapnon.

Sa mapanghusgang titig ng laláki at patriyarkal na lipunan, ng puweblo at simbahan, sa kasaysayang kolonyal, hinusgahan ang ginawa ni Agnes na malî at imoral. Maliit na pagtataká kung bakit pa kailangang ilagay ng may-akda ang bahay na dampa sa labas ng bayan. Sa labas ng bayan lang naman maaaring

mamuhay ang babaeng kalibúgan ayon sa kolonyal na kalakaran. Sa labas ng bayan lang nagkakaroon ng potensiyal na pagbaligtad ang namamayaning kalakaran at naluluto ang pakikipaglaban.

## Kongklusyon

Ang kalibúgan bílang balangkas sa pagbása ng kasarian ng isang pangunahing tauhan sa epiko, si Nagmalitong Yawa, at pagbuo ng pampanitikang talinghaga (*literary trope*) na gagamitin sa pagbása ng sugilanon (maikling kuwento) ay halimbawa ng isang pagtatangkang mailantad ang natabunang kaalaman at kapangyarihang maaaring magbigay-halaga sa kakayahan ng kababaihan bílang asawa, iná, at babae. Bílang kasariang hindî nakakahon sa isang katangian at kakayahan, napalitaw ng pagbása ang nakatagong lakas ni Lorna sa "Sa Lawod sang Pangabuhi" sa pamamagitan ng pagbaklas ng mga istereyotayp at konstruksiyong identidad ng isang patriyarkal na lipunan na nirerepresenta ng kaniyang bánang si Dardo. Sa ganitóng pagbabalikwas ay mulîng lumantad ang katauhan ni Nagmalitong Yawa—ang kaniyang pagiging si Buyung Sunsumakay/ Buyung Makatunaw/Buyung Makadura-dura—na may kapangyarihang angkinin ang parehong pagkababae at pagkalaláki, ang maging parehong nanay at tatay ng babae sa isang pamilya. Gayundin si Agnes sa "Babae." Sa kabilâ ng pagiging násа layláyan, apí, at walâng-kapangyarihan ay naiakda pa rin ang gawain ng mga binukot ng epikong Panayanon at nabigyang-pagpapahalaga ang katawan at ang kaakibat nitóng pisikal na pangangailangan. Hindî sapat na basahin lámang ang kuwento ni Agnes bílang isang moral na predikamento ayon sa naitakdang pamantayan ng patriyarkal na lipunan. May puwang din para sisihin ang mga laláki dahil sa pagkakatuon nilá sa kani-kaniláng "misyon" at pansariling kapakanan. Ngunit higit sa lahat, maaaring basahin si Agnes bílang artikulasyon ng nawawalâng lunan ng kapangyarihan—ang mismong katawan—na ikinulong ng kolonyalismong Español sa pamamagitan ng kautusan ng simbahan. Kayâ kahit sa kabilâ ng kahirapan at kaapihan maiaakda pa rin ni Agnes ang kapangyarihan ni Nagmalitong Yawa at ng mga binukot ng Tarangban.

## Mga Sanggunian


Bakhtin, Mikhail. 1981. *The Dialogic Imagination: Four Essays. Holquist, Michael (ed).* Austin: University of Texas Press.

Bedano, Ali. 1970. *"*Babae,*" Bahandi-i,* Juanito Marcella (ed.). Manila: Lyceum Press, Inc.

Floro-Luza, Ismaelita. 1970. *"*Sa Lawod sang Pangabuhi*", Bahandi-i,* Juanito Marcella (ed.). Manila: Lyceum Press, Inc.

Jocano, F. Landa. 2011. *Hinilawod.* Quezon City: Punlad Research House, Inc.

—. 1968. *Sulod Society: A Study in the Kinship System and Social Organization of a Mountain People of Central Panay.* Quezon City: UP Press.

Lucero, Rosario. 1991. *Sugilanon.* Manila: De La Salle University Press.

Magos, Alicia P. 1992. *The Enduring Ma-aram Tradition: An Ethnography of a Kinaray-a Village in Antique.* Quezon City: New Day Publishers.

Mentrida, Fr. Alonso De. 1841. *Diccionario de la lengua Bisaya, Hiligueina Y Haraya.* Manila: Felix Dayot Press.

Monteclaro, Pedro A. 1907. *Maragtas kon (Historia) sg Pulo nga Panay kutub sg iya una nga Pumuluyo Tubtub sg Pag-abut sang mgha taga Borneo nga amo ang Ginhalinan sg mga Bisaya, kag sg Pagabut sg mga Katsila.* Iloilo: El Tiempo.

Tolentino, Rolando. 2007. *Sipat Kultura: Tungo sa Mapagpalayang Pagbabasa, Pag-aaral at Pagtuturo ng Panitikan.* Quezon City: Ateneo de Manila University Press.

Villareal, Corazon D. 1994. *Translating the Sugilanon: Re-framing the Sign.* Quezon City: University of the Phililppines Press.

# *LA INDIA ELEGANTE Y EL NEGRITO AMANTE:* PAGDALUMAT NG PAGKATAO GAMIT ANG TAMBALANG LAPIT

Nenita Pambid Domingo

## ABTSRAK

Makabuluhan sa pagbubuo ng bayan ang pagkilala sa sariling kakanyahan at kasaysayan. Sa *La India Elegante,* sinuri ang pagkatao ng tagabayan at ng tagabundok. Dinalumat ang pagkataong Filipino sa pamamagitan ng konsepto ni Zeus Salazar ng ginhawa at kaluluwa na nagbibigay kabuoan sa isang tao, at ng Tambalang Lapit ni Prospero Covar. Sa Tambalang Lapit, may apat na aspekto ang katauhang Pilipino: kaluluwa, budhi, katawang panlabas, at katawang panloob. Ang mga bahagi ng katawan tulad ng ulo/utak, dibdib/puso, tiyan/sikmura ay pinagtutuonan ng mga talinghaga na nagbabadya ng iba't ibang kapahayagan ng pagkatao. Sinuyod ang akda upang makuha ang mga salitâng tumutukoy sa iba't ibang bahagi ng katawan na pinagtutuonan ng mga talinghagang kaugnay ng kaluluwa, budhi, loob, at labas na mapaghahanguan ng dalumat ng pagkatao. Pagkatapos ay sinuri ang mga tipo ng tauhan na nilikha ni Balagtas. Kinatas din ang kanilang pagkatao mula sa sinasabi ng tauhan tungkol sa kaniyang sarili; sa sinasabi ng ibang tauhan tungkol sa kaniya; at mula sa kilos at pakikisalimuha ng bawat tauhan sa isa't isa. Mula sa iba't ibang kapahayagan ng pagkatao ni Toming, napag-alamang pag-ibig ang buod ng kaniyang pagkatao na nagpapalakas ng kaniyang kaluluwa at nagdudulot ng ginhawa. Magkaiba ang pagkatao ng tagabundok (Toming) sa pagkatao ng tagabayan (Menangue at Uban). Si Menangue ay oportunista, praktikal, tuso, at nagpapahalaga sa mga materyal na bagay at panlabas na kaanyuan; si Toming ay may delikadesa, may hiya, at may paninindigan. Sa sayneteng ito, mababanaag ang subersibong mensahe sa kaayusang kolonyal sa ilalim ng mga Español sa isang anyong katatawanan.

*Mga susing salitâ: Balagtas, pagkataong Filipino, Tambalang-Lapit*




**Larawan 1**. Litografia ni Baltasar Giraudier (1859) sa kagandahang-loob ng Biblioteca Nacional de España

## Panimula

Ang pag-aaral na ito ay paghango ng pagkataong Tagalog/Filipino mula sa akda ni Francisco "Balagtas" Baltazar (1788-1862) na *La India Elegante y el Negrito Amante* (circa 1860). Ang pamamaraan ay ang pagkalap ng mga katawagang ginagamit sa pagturing ng mga bahagi ng katawan ng tao at ng uri ng pagkataong iniluluwal ng mga ito batay sa mga bahagi ng katawan na itinakda ng Tambalang Lapit (1988) ni Prospero R. Covar at ng "pantayong pananaw" ni Zeus A. Salazar.

Ang pag-aaral ay nakatuon sa pagkataong Tagalog/Filipino bagaman Tagalog ang tiyak na batis ng pananaliksik. Ito ay dahil sa ang Tagalog ay isang uri ng Filipino at ang Tambalang Lapit ay isang dulog sa pagkataong Filipino na maaaring gamitin sa ibá't ibáng etnikong grupo na bumubuo sa bayang Filipino. Sakop ng pagkataong Filipino ang ibá't ibáng grupong etniko na bumubuo ng mamamayan ng bansang Filipinas at ang Tagalog ay isa lámang dito. Ang wika ng mga Tagalog ay tinatawag ding "Tagalog."

Ang pananaliksik ay nahahatì sa sumusunod na mga bahagi: Ang Akda at May-akda at ang Kaniyang Panahon; Ang Saklaw, Lapit at Pamamaraan ng Pag-aaral; Pagsusuri ng Teksto ng *La India Elegante y el Negrito Amante*; at Pagbubuod.

## Ang Akda at May-Akda at ang Kaniyang Panahon

Sa tatlong buong akda na sumakamay natin sa kasalukuyan (2018) na nakaimprenta, ang *La India Elegante* ang pinakamaikli sa lahat subalit natatangi sa anyo nitóng saynete at sa nilalamán. Natatangi ito sa lahat ng kaniyang akda kasáma na ang pinakabantog na *Florante at Laura* at ng mga sinasabing komedya o dulang kaniyang naisulat sapagkat ang mga tauhan ay pawang mga katutubo sa sarili nitóng lugar na pinaninirahan—ang Bataan. Hindî mga hari, reyna, duke, prinsesa, sultan at ibá pang maharlika ang mga tauhan; hindî rin malayòng banyagang lugar o likhâ lámang ng imahinasyon ang tagpuan. Ang pangunahing tauhan ng sayneteng ito ay isang Ita na magpahanggang ngayon ay nása laylayan pa rin ng lipunang Filipino. Sa pag-aaral na ito, hindî maihihiwalay ang táong umakda at ang konteksto ng kaniyang lipunan.

Sa pagtatapos ng ikalabingwalong siglo, nagkaroon ng direktang ugnayan ang Filipinas at España mulang 1765 hanggang 1783. Sa pamamahala ni Gobernador Jose de Basco y Vargas, naitatag ang Sociedad Economica de Amigos del Pais noong 1781 at ang Real Compañia de Filipinas noong 1785 na ipinagpapalagay na pinakamakabuluhang hakbang ng España sa paglinang ng likás-yaman ng Filipinas (Benitez 1969, 189). Sa ikalabinsiyam na siglo nabukás ang Filipinas sa ibáng mga banyaga at sa daigdig. Bago nitó ay pawang mga Español lámang ang may tuwirang pakikisangkot sa búhay sa Filipinas sa larangan ng kalakalan.

Sa pagtatapos ng Kalakalang Galyon noong 1815, natuon ang pansin ng mga mestizo at Español sa komersiyal na paglinang ng lupà. Sa gayon, nalináng ang likás-yaman ng Filipinas sa pagpipinansiya ng mga negosyanteng banyaga na nagpaluwal ng makinarya, kapital, at naghanap ng mamimíli ng mga produkto mula sa minahán, gubat, at ibá pang produktong agrikultural ng Filipinas. Noong 1842, mayroong 39 na mga kompanyang Español na nagnenegosyo at nagluluwas ng mga produkto sa ibáyong-dagat at mga isang dosenang banyagang mga kompanya (Le Roy 1850–1851, 1914, 33; Benitez 1969, 193).

Sumunod sa Maynila ay nabuksan ang mga puwerto ng Sual (Pangasinan), Iloilo, at Zamboanga noong 1855, at noong 1860 ay ang sa Cebu. Ang pagbubukas ng Filipinas sa pandaigdigang kalakalan, at ang pagpapatupad ng reporma sa edukasyon noong 1863 na nagbukás ng paaralang normal para sa mga laláki na tutustusan ng pamahalaán ay nagdulot ng pagbabago sa estruktura ng lipunan, kamalayan, at ugnayang pangkapangyarihan. Sa panggitnang uri na iniluwal ng panahong ito na naimpluwensiyahan ng mga kaisipang liberal ay nagmula ang mga repormista na hahámon sa pang-aabuso ng pamahalaáng Español. Sa ikalabinsiyam na siglo, namayani pa rin ang pansimbahang mga akda dahil ang mga palimbagan ay pag-aari pa rin ng mga relihiyoso. Sa panahong ito umiiral pa rin ang sensura at itinatag noong 1856 ang Comision Permanente de Censura (Lumbera 1986, 93).

Si Balagtas at ang kaniyang akda ay produkto ng kaniyang panahon at mga karanasan sa lipunang kaniyang ginagalawan. Ayon kay Lumbera, "*The life of Francisco Baltazar may, in our time, be read in the fashionable, erudite manner of his time as itself the story of the rise of Tagalog poetry to respectability*" (Lumbera 1986, 102). Ayon pa rin sa kaniya, ang paghahanap ng urbanidad ng bagong panggitnang uri at ang pagtanggap sa tulâng Tagalog ng mga nakapag-aral ay makikíta sa awit na *Florante at Laura* (1986, 114).

Sa kasalukuyang panahon, si Francisco Baltazar (1788–1862) na mas nakilála bílang Francisco Balagtas ay ipinagdiriwang at kinikilála ng mga mananalaysay bílang "pinakataluktok" ng panulaang Tagalog (Quirino 1964, v), una sa larangan ng panitikang Filipino sa panahon ng pananakop ng mga Español (Lumbera 2005, 39, 41; Lumbera 1986, 86) at "luwalhati ng panitikang pambansa." (Ordoñez 1989, 4). Dalawa silá ni Rizal na sumulat ng itinatanghal na pinakamakabuluhang panitikan batay sa kahusayan ng akda sa anyo, sa nilalamán, at sa bisà ng mga akda sa kamalayan, pamumuhay at pagsusulong ng nilulunggati ng bayang Filipino na lumayà mula sa mapaniil na pamamahala ng mga kolonyalistang Español. Bukod dito, pinag-aaralan ang *Florante at Laura* sa mataas na paaralan kung kayâ patúloy ang paglalathala nitó mula noong sk. 1838 hanggang sa kasalukuyan (Jurilla 2005, 131). Ang pagdeklara ni Pangulong Rodrigo Duterte ng kaarawan ni Balagtas na Abril 2 bílang pampublikong pista opisyal sa Bataan (Izon 2018) ay

lalong nagpatatag sa lugar ni Balagtas bílang natatanging henyo at bayani ng lahing Filipino.

Sa tatlong buong akda ni Balagtas na *Pinagdaanang Buhay ni Florante at ni Laura sa Kahariang Albania* (sk. 1838)*, Orosman at Zafira* (sk. 1857–1860) (Lumbera 2005, 39), at *La India Elegante y el Negrito Amante* (sk. 1855–1860) (Reyes 2008, 34), pinakakilala ang awit na *Florante at Laura.* Dagdag dito, dalawa sa mga bayaning may malaking papel sa pakikibáka para sa Kalayaan—si Jose Rizal at si Apolinario Mabini—ay kapuwa nagbigay-pagpapahalaga sa pamana ni Balagtas na *Florante at Laura*. Si Rizal sa kaniyang nobelang *Noli Me Tangere* ay sumipì ng mga linya mula sa nasabing awit (Cruz 1906, 104–105; Rizal 1998, 418, 429, 442). Si Mabini naman ay sinulat-kamay ito mula sa kaniyang alaala noong 1901 hábang nakadestiyero sa Guam sa panahon ng pananakop ng mga Americano (Quirino 1964, viii).

Kompara sa *Florante at Laura,* ang mga pag-aaral tungkol sa *Orosman at Zafira* at sa *La India Elegante* ay kakaunti. Para sa pag-aaral na ito, pinilì ang maikling dulang *La India Elegante* na tinawag mismo ng awtor na "Sayneteng may Isang Yugtô" (Baltazar 1855, 1–16; Cruz 1906, 161). Sa kasalukuyang mga aklat-pangkasaysayan ng panitikan ng Filipinas nina Lumbera (2005, 30), Belvez, et.al. (1997, 197), Tumangan, (1990, 34), Angeles, Narciso, Matienzo (1971, 195), del Rosario-Pineda, Ongoco, (1972, 11, 85), pawang saynete ang pagturing sa akdang ito ni Balagtas. Pag-uukulan ng pansin ang kahulugan ng saynete sa bahaging "Pagbibigay Kahulugan."

## Ang Saklaw, Lapit at Pamamaraan ng Pag-aaral

### *Ang Saklaw ng Pag-aaral*

Ang pag-aaral na ito ay "pagkatas" ng pagkataong Tagalog sa akda ni Balagtas na *La India Elegante y el Negrito Amante.* Sa palagay ng mananaliksik, limitadong kultura ng pagkatao ang nakapaloob sa akdang pampanitikan ni Balagtas sapagkat una, tulad ng nabanggit na sa unahan, ang mga salitang ginamit sa akda ay natatakdaan ng panahon ni Balagtas, at pangalawa, ng wikang pampanitikan na hinugis ni Balagtas.

Ang sipìng ginamit ng saynete sa pag-aaral ay ang nakalimbag sa aklat ni Hermenegildo Cruz na *Kun Sino ang Kumatha ng "Florante"* (1906). Ayon sa pananaliksik ni Reyes (2008, 34) may sipì ng manuskrito ng sayneteng hindî nalimbag sa Pambansang Aklatan ng Pilipinas. Ang petsang nakalagay ay 1855. Ang kompletong pamagat ng manuskrito ay "'La india elegante y el negrito amante.' Sayneteng wikang Tagalog na sinulat sa tula ni Francisco Baltazar at nilapatan ng tugtugin ni Gregoria (sic) San Jose [Udyong, Bataan, 1855], pp. 1–16."

Sa pag-aaral na ito, ang salin ng awit ni Toming sa Español ay nagabayan ng salin sa Ingles ng saynete nina Jose T. Enriquez, Ignacio Manlapaz, at A.V.H. Hartendorp.[1] Ang manuskrito ay walâng petsa. Natagpuan ito sa seksiyong Filipiniana ng University of the Philippines Main Library. Ayon naman sa pananaliksik ni Reyes (2008, 276), ang salin na ito ay nalimbag sa *Philippine Magazine* 29:6 (November 1932): 237–40.

Sa isang pagtingin, ang kultura ay mahihinuha *(deduced)* mula sa pagkatao, at ang pagkatao ay mahihinuha sa kultura. Samakatwid, ang pagkatao ay maaaring ituring na pagsasaloob ng kultura, at ang paraan ng pagsasaloob ay sa pamamagitan ng sosyalisasyon o mga kinagawiang paraan ng pagpapalaki sa batà. Nagiging mahalaga ang sistema ng pagkakamag-anakan sa pagkatao sapagkat ang pamilya ang unang lipunan ng batà kung saan siyá natututo dumama, mag-isip, at kumilos. Sa pag-aaral na ito, ang prosesong kultural ng pagpapakatao ang tinutunton at hindî ang biyolohikong proseso ng pagiging tao. Sa prosesong kultural, ang tinutukoy rito ay kung paanong nahubog at nagkahugis ang pag-uugali, kilos, pandama, at pandamdam ng isang tao batay sa pagpapalaki sa batà at sa impluwensiya ng tradisyon, kaugalian, mga paniniwala at pinaniniwalaan, mga halagahin o pinahahalagahan ng kulturang kinalakhan ng batà, patí na rin ng lakas ng likás at likhang kapaligiran.

Sa wika makikíta ang ibá't ibáng katawagan na nagtatakda ng pagkatao na nabibigyan ng gayong ngalan batay sa mga nakikíta sa kapaligiran, sa mga nararanasan, at sa mga bagay na nilikhâ ng tao. Sa pamamagitan ng wika na nakaugat sa kultura nakagagawa ng mga kategorya. Ang kultura sa pag-aaral na ito ay ang kabuoan ng lahat ng natutuhan ng tao sa isang takdang panahon. Makikíta ang kultura sa wika at gayundin naman, nakapaloob ang wika sa kultura. Isang magandang halimbawa nito—ang paghahalintulad ng bao ng niyog sa bungo ng tao na tinatawag ding bao. Dito makikíta ang mahigpit na ugnayan ng wika, kultura at pagkataong Tagalog/Filipino. Maituturing, kung gayon, na ang kultura ng pagkataong Tagalog/Filipino ay ang kabuoan ng lahat ng may kinalaman sa tao at pagkatao na nabigyang ngalan ng wika. Sa pag-aaral na ito, limitado lámang ang kultura ng pagkatao sa mga katawagang kaugnay ng bahagi ng katawan at ng kulturang umusbong dito o mga katawagang nalikhâ kaugnay nitó. Halimbawa, mula sa bahagi ng loob ng katawan, may talinghagang "nalulubid ang bituka" upang tukuyin ang isang kondisyong hindî kaaya-aya tulad ng pagkagutom o pagkakaroon ng agam-agam na nadarama ng isang tao. Inilalarawan ng mga salitâng ito ang nangyayari sa kaloóban ng tao kapag nagigiyagis sa pamamagitan ng bituka na animo'y talì na pinipilipit tulad ng lubid. Nagpapakíta ito ng pagkataong madalîng mabagabag. Masasabi nating ang wika ay bahagi ng kultura at isa ring natatanging sisidlan ng kultura na angkin lámang ng mga tao o *homo sapiens*; datapwat may mga bagay at mga kaisipang hindî nabibigyang-ngalan ng wika. Ito ang limitasyon ng pag-aaral na ito ng pagkataong Tagalog/Pilipino/Filipino.

Samakatwid, ang pag-aaral ay isa lámang paraan ng pagsipat sa pagkatao batay sa kaalamang-bayan na mga metapora o talinghagang nilikhâ ng mga nagsasalitâ ng wikang F/Pilipino/Tagalog at ni Balagtas na kinikilalang nagsatitik at kumatha ng sayneteng *La India Elegante.* Sa gayon, ang kultura at wikang pinagbatayan at mga talinghagang nakalap ay mula sa karanasan ng taumbayan sa panahon ni Balagtas.

*Pagbibigay Kahulugan*

**Saynete**. Ano nga ba ang saynete? Ang saynete, mula sa salitâng Español na *sainete,* ay "isang yugtong parsa; burlesque;" at ang *sainetear* ay nangangahulugang "gumanap ng mga parsa," at ang *sainetero* ay "manunulat ng mga parsa" (Cuyás 1972, 488; sariling salin mula sa Ingles).

Ang isang tagpo sa *El Filibusterismo* ni Rizal (1891, salin ni Almario 1998, 165) ay makapagdaragdag sa ating pang-unawa kung ano ang saynete. Sa Kabanata 21, *Tipos Manilenses*, mahihinuha sa usapan ng peryodistang si Ben Zayb, Don Custodio, Padre Irene, at Padre Camorra na ipinapalagay na malaswa at imoral ang saynete lalo na ang sayneteng Pranses na bahagi ng palabas na *Le Cloches de Corneville (The Chimes of Normandy* o *The Bells of Corneville)* na unang itinanghal sa France noong 1887 at nagkaroon ng mahigit sa 408 pagtatanghal noon.[2] Ayon sa pag-uusap na ito, hindî bale nang "…ang ating mga sainete ay may mga paglalaro ng salita at mga praseng nagdadalawang kahulugan…." sapagkat ito naman aniya'y násа wikang Español. Ngunit ang kalaswaan ng Pranses ay hindî mapapayagan. Ipinagpapalagay na malaswa ang sainete sapagkat ito nga'y isang *burlesque.*

Bago táyo tumúngo sa akda at sa pamamaraan ng pag-alam ng pagkatao mula rito, bibigyan muna ng pagpapakahulugan ang mga salitâng "pagkatao," "Tagalog," "kaluluwa," "ginhawa," at "Ita."

**Pagkatao**. Ang salitâng "pagkatao" ay mula sa unlaping "pagka-" at sa salitâng-ugat na "tao." Ayon sa *Diccionario Tagalog-Hispano* ni Pedro Serrano Laktaw (1914, 1280) at sa *Diccionario Hispano-Tagalog* (1889, 450), ang "tawo" ay sinumang laláki o babae lalo na kung hindî alam ang ngalan. Samantála, ginagamit din ang "kaluluwa" upang tukuyin ang bílang ng tao sa isang pamayanan o parokyang nasasakupan. Ang "pagka-" naman ay isang unlapi na ginagamit upang makabuo ng *basal* na pangngalan na nagpapahayag ng esensiya o kalikásan ng mga bagay (1914, 905). Ang "pagkatawo" ay *la humanidad o naturaleza del hombre*— ang "katawohan." Ang katauhan o kalikásan ng tao.

Ang mga kahulugang ito sirka 1889–1914 ay nananatíli pa rin sa kasalukuyan. Ganitó rin ang pagpapakahulugan nina Santiago at Tiangco sa "pagka-". Ito "ay

tumutukoy sa kalikásan ng isang tao, hayop o bagay" (1991, 160). Sa kasalukuyan, ang ibinigay na kahulugan ng salitâng pagkatao sa *UP Diksiyonaryong Filipino* (Almario 2010, 872) ay: "*png*: kabuuan ng mga katangian na humuhubog sa katauhan ng isang tao: ELEMENTO, IDENTIDAD, PERSONALIDAD, PERSONALITY." Ang "pagka-" naman ay "pambuo ng pangngalan upang tumukoy sa esensiya o kalikasan, *hal* pagkatao…" (2010, 872).

Umaayon sa mga pakahulugang ito ang gámit ng "pagka-" sa pariralang "pagkataong Pilipino" (Covar 1993, 2). Kung kayâ akma ang salitâng pagkatao sa pag-aaral upang tumukoy sa konsepto ng "*personhood*" o kalikásan ng táong Pilipino.

**Tagalog**. Samantála, gagamitin din ang pakahulugan ni Serrano Laktaw sa salitâng "Tagalog" (1914, 1232). Ayon sa ibinigay niyang kahulugan ng Tagalog sa wikang Español, ang Tagalog o Filipino ay wika at tumutukoy rin sa mga táong nagsasalitâ ng wikang ito at naninirahan sa lugar kung saan silá matatagpuan na tinatawag na "Katagalugan" na sa panahong iyon ay binubuo ng walong probinsiya na Maynila (na noon ay Rizal), Bulakan, Bataan, Mindoro, Laguna, Tayabas, Batangas, at Cavite. Ayon pa rin sa pakahulugan ni Serrano Laktaw, ang Tagalog ay Filipino rin (1914, 1232).[3] Sa gayon, ang kalalabasan ng pag-aaral na ito ay may kinalaman din sa pagkataong Filipino.

Datapwat dahil Tagalog ang wika ng batis ng pag-aaral, lohikal na sabihing pagkataong Tagalog ang mapipiga sa pagsusurì ng *La India Elegante* at hindî Ilokano, Bisaya, Ibanag, o ibá pang etnikong grupo sa Filipinas, bagama't malaki ang posibilidad na ang konsepto ng pagkatao sa Tagalog ay kahawig o pareho sa ibáng etnolingguwistikong grupo sa Filipinas na pawang mga Filipino rin.

**Kaluluwa**.[4] Matatagpuan ang konseptong ito sa ibá't ibáng panig ng Filipinas. Sa *Diksyunaryo-Tesauro Pilipino-Ingles* ni Panganiban (1972, 233), nagbigay ng ilang halimbawa ng katumbas ng salitâng kaluluwa sa ibá't ibáng wikang Filipino: ***kalag*** sa Hiligaynon, Sebuano, Samar, Leyte Bisayan, at Bikol; ***kaladua*** sa Kapampangan; ***ikararwá***, ***kararrua*** sa Ibanag; ***kararuá*** sa Ilokano; at ***kamarerwá*** sa Pangasinan. Sa lahat ng mga halimbawa, ang kaluluwa ay bahagi ng tao na lumilisan mula sa pisikal na katawan. Sa pag-aaral ni Mercado (1991, 292), "ang kaluluwa ay ang buod ng intelektuwal at moral na kapangyarihan ng isang tao."

Sa Español, ang kaluluwa ay *alma* na binigyan ng kahulugan sa Ingles na "soul; ghost; phantom; human being; vigor, strength" (Cuyás 1972, 27). Ang "kaloloua" ay "*Alma racional. may caloloua ca, nang gaua mong ito?* (Noceda y Sanlucar 1860, 78) Nasaan ang katinuan mo nang ginawa mo ito? (Almario, Ebreo, Yglopaz 2013, 127). May elementong moral ang kaluluwa na mahihinuha

sa mga pariralang "táong may kaluluwa" at "táong walâng kaluluwa." Ang "halang ang kaluluwa" tulad ng kay Cain o kay Hudas ay tumutukoy sa isang táong mala-demonyo o táong walâng-pusò. "Ang taong walang pagkilala ng tama o mali ay 'halang ang kaluluwa'—ibig sabihin hindi tuwid o wala sa katwiran. Ang taong may kaluluwa ay may malay-tao, bait, isip, pag-unawa, at may malinis na budhi" (Lorenzo-Abrera 1992, 133) ayon sa moralidad at pagpapahalaga ng kaligiran at kalinangang kinalakhan. "Ang taong walang kaluluwa ay wala ng mga katangiang ito;" hindi siya tao (Lorenzo-Abrera 1992, 133).

Hindî lang iisa ang kaluluwa. Ayon sa pananaliksik ni Lorenzo-Abrera (1992, 135–138) may paniniwala na hanggang walo ang kaluluwa ng bawat isa. Ang mga Negrito ay naniniwala sa dalawáng kaluluwa (Garvan 1963, 215; sa Lorenzo-Abrera 1977, 132) at may ibáng mga Negrito na naniniwala sa tatlo. Ayon sa paniniwalang ito, ang tatlong kaluluwa ay nása loob ng katawan ng tao at nagbibigay ng isip, málay, at damdámin sa tao. Lumalabas sa mga natukoy na etnograpikong batis na ang kaluluwa ay nagbibigay ng pagkilos, isip, málay, at kamatayan. Ang kakayahang gumalaw at kumilos ay tandâ ng búhay. Gawain ng kaluluwa ang magbigay ng bolisyon (pagkukusa), paggalaw, isip (kasáma ang gunita at budhi) at málay-tao. Ayon kay Salazar (1977, 135) ang kaluluwa'y pinakabuod ng isang tao, ang bahaging di maaaring mamatay at maaaring lumabas at magbalik sa katawan kung buháy pa. Kung gumagalà ito ay maaaring magdulot ng pagkakasakít o tulúyang pagkamatay ng pisikal na katawan ng tao kung hindî ito makabalik.

**Ginhawa**. Ang kaugnay na konsepto ng kaluluwa na nagbibigay ng lakas sa katawan at nagpapapanatíli ng kaluluwa sa katawan ng tao ay ang ginhawa. Para sa mga Bisaya ito ay nakaluklok sa bituka o sa atay (Mentrida 1841, 149; Salazar 1977, 133–144.). Ang ginhawa ay hinga, hininga, búhay, pagkain na nagpapanumbalik ng lakas ng katawan at bahagi ng paggamot para sa mga Filipino, gánang kumain, kalusugan, tibok ng pusò, "gaan sa buhay, aliwan sa buhay, paggaling sa sakit, kaibsan sa hirap, aliw o mabuting pamumuhay," luwag sa paghinga (Salazar 1977, 136). Kung kayâ sinasabi na "malayò sa bituka" kung nasusugatan na ang ibig sabihin ay hindî peligroso ang kalagayan; hindî ikamamatay. Ayon kay Salazar, ang kabuoan ng pagkatao ay ang mahigpit na ugnayan ng kaluluwa at ginhawa sa loob ng tao na nagpapapanatíli ng init ng búhay. Sa gayon, ang pag-alis ng kaluluwa sa káso ng pagkamatay, o ang pagkabawas sa ginhawa ay nagdudulot ng pagkawalâ ng sapat na pagkatao o kabuoan ng tao (Salazar, 1977, 131–132).

**Budhi**. Ang *UP Diksiyonaryong Filipino* (Almario, ed. 2010, 195) ay nagbigay ng sumusunod na kahulugan: "**1: a** kamalayan hinggil sa kabutihang moral o ang pagiging karapat-dapat masisi sa asal, layunin, o ugali kalakip ang pakiramdam na tungkuling gumawâ o maging karapat-dapat sa kinikilalang mabuti,

at malimit na nararamdaman na sanhi ng pagtanggap sa pagkakasála o pagsisisi sa anumang nagawang kamalian **b** ang fakultad, kapangyarihan, o simulain ng isang tao, pangkat, o bansa na pumapatnubay túngo sa tama at palayô sa malî **c** matalas na pakiramdam hinggil sa katarungan o pantay na pagtingin sa lahat **2:** kaloóban." Ang sinonimo nitó ay konsensiya na isang salitâng hiram. Ang mga ekspresyong "di maatim ng budhi o inuukilkil ng budhi" ay naaayon sa pakahulugang ito ng budhi. Sa pagsusurì ni Salazar (1977, 138) ang budhi ay may mga katangian ng "bait" at "buod" o "kaluluwa na kakaniyahan ng tao. Sa isang dako, ito ay nakatuon sa 'moral,' 'tiyak,' at 'loob;' sa kabilang dako naman, ito ay … pagtatantiyang intelektuwal, na di tiyak at tungo sa labas o realidad" (137–138). Subalit, bakit may "maitim na budhi" na ang tinutukoy ay isang kalagayan o esensiya o kalikásan ng isang tao na ang ibig sabihin ay masamâ; at may mabuting budhi? Maaaring mang-ukilkil ang konsensiya tulad ng budhi subalit walâng "maitim na konsensiya" kung kayâ marahil ay hindî ganap na katumbas ng budhi ang konsensiya. Ganitó rin ang palagay ni Covar na ang budhi ay hindî kapares ng konsensiya. Para sa kaniya, ang lokasyon ng konsensiya ay malápit sa kaisipan. Ito ang nagsasabi kung mabuti o masamâ ang isang aksiyon at nang-uusig kung masamâ ang nagawa. Tulad ng kaluluwa at loob, ang lokasyon ng budhi ay hindî mapiho kung saang parte ng katawan naluluklok kung kayâ inilagay ito ni Covar sa ilalim o kaibuturan (1998, 15).

Sa dalawáng diksiyonaryo ni Pedro Serrano Laktaw na *Diccionario Tagalog-Hispano* (1914, 141–142) at *Diccionario Hispano-Tagalog* (1889, 613) ang budhi ay "kalooban; loob; pasiya; akala; ang kalayaan nang loob na makapamili at makagawa nang balang ibigin; akálâ; tíkâ; káluluwa; tápang; hinápang; akálâ; pagiísip; alinmang pagkáhilig; ó malabis na pagkagulo ng loob sa anomán; ang malabis na pagtingin, ó paglingap sa kàpowâ; maghinálâ." Ang mga sinonimo na ibinigay ay "akalà; adhikâ; bantâ; bukò; kalooban; nasà" at hindî nabanggit ang konsensiya. Datapwat, tulad sa kaluluwa, ang budhi ay maaaring tumukoy sa pagkatao tulad ng "maiging budhi" na ang kahulugan ay táong mabuti (Serrano Laktaw 1914, 141). Walâ sa Noceda y Sanlucar (1860, 187) ang salitâng "budhi" subalit sa pagbibigay-kahulugan sa salitâng "lirip" matutunghayan ang salitang "budhi" sa isang kasabihan upang tukuyin ang pusong mabait o "tawong walâng masamâ sa kaniya" *(bueno, na)* na mahirap o matagal makatagpo. Matatagpuan din sa Serrano Laktaw (1914, 142; 578) ang kasabihang ito na nagbigay ng batis na Noceda y Sanlucar.

Ang tubig ma, i, malalim
malilirip cun lipdin
itong budhing magaling
maliuag paghanapin.

Ang kaluluwa, ginhawa, at budhi ay pawang sangkap ng pagkataong panloob na hindî naaapuhap at hindî nakikíta sa katauhang panlabas. Datapwat ang ginhawa ay may aspektong mailalarawan. Ang talában ng kaluluwa at budhi at ng loob at labas ang pinamumugaran ng ibá't ibáng pagkatao na may ibá't ibáng damdámin, isipan, kilos at gawa (Covar 1998, 15).

**Ita**. Ang hulíng pagtutuonan ng pansin ay ang salitâng "Ita." Payak ang pakahulugan ni Serrano Laktaw sa terminong ito: negro, gra (1914, 397). Ang mga kasingkahulugan ay: agtá, aita, pugot. Ang pinakakapansin-pansing itim na kulay ng balát ang tangi lámang kahulugan na ibinigay, at ang sinonimong "pugot" na sa ordinaryong pakahulugan ay nangangahulugang "pugutan nang ulo; gilitan ng liig" (Serrano Laktaw 1889, 181). Walâ nang ibáng ibinigay na paliwanag ukol sa hulíng termino. Ganitó rin ang kahulugang matatagpuan sa Noceda y Sanlucar (1860, 423 sa Almario et. al 1860, 258). Sa pagsasalin nina Almario, ang negro ay "itim; maitim; may bahid na itim. *Wikang pogot, wika ng mga Negrito.*" Kay Serrano Laktaw (1889, 400) ang "NEGRO, GRA ay nangangahulugan ng "Maitim; itim. II Marumí II met. Lubhang mapanglaw II Kúlang pálad; wàlang pálad. II m. y f. Tawong maitim; ò ita." Sa kahulugang ito, ang Negro, bagaman metapora, ay nangangahulugan ng táong hindî masuwerte.

Sa kolonyal na lipunan kung kailan nabuhay si Balagtas (1788-1862) at ang kaniyang mga tauhan sa saynete, ganitó ang pagtingin ng mga misyonerong Español sa mga Ita (Aeta, Negrillo, Negrito). Ayon sa ulat ng mga opisyal na Dominikano at ni Juan de Plasencia, O.S.F.:

> …ang kabangisan ay isang katangian nila (mga Negriles at Zambales) na sa kasalukuyan ay isang likas na ugali, at isinasalalay nila ang lahat ng kanilang dangal sa pagpatay nang walang-pakundangan at wala nang ibang nilalayon pa. Ang kasamaang ito ay hindi maalis at maiwasan maliban na lang sa pagpuksa sa kanila, kung posible... tinatanghal nilang isang karangalan ang kalupitan, at pinahahalagahan at itinatangi yaong nakapaslang nang pinakamarami. Sa mga taong may ganitong kalikasan... naaayon sa kanilang batas ang makipagdigma at pumuti ng buhay tulad ng mababangis na mga hayop na walang permanenteng tirahan, mga nomad na gumagala tulad ng mababangis na hayop, mga nilalang na nakapipinsala sa iba ... sa dahilang walang pag-asang sila'y magiging payapa at mamumuhay nang pirmihan; sapagkat ang kanilang kaligayahan ay nasa pamumuhay bilang mga nomad, na walang pagtitimpi, at isang lahi na kailanman ay hindi tumutupad sa anumang ipinangako... (Fray Juan de Castro, et al., Ulat ng mga opisyal na Dominikano 1591–1593 nasa Blair and Robertson v.8, 221-222).

…Ang mga Negrito ay nananahan sa mga bulubundukin... sa (kanilang) kalagayan ng barbarismo. (Juan de Plasencia, O.S.F. 1588–1591 nasa Blair and Robertson v.7, 195).

Narito ang isa pang ulat tungkol sa pananalakay ng mga Aeta:

…ang gobyerno na gumamit nang banayad na mga hakbang sa pagharap sa mga Ita ay nagpadala ng mga relihiyoso kasama ng mga militar, kung kanino ang naturang mga Zambales ay nangakong magiging mapayapa subalit walang tinupad sa alinman dito; at taliwas nito, lalo pa silang naging mas mapangahas at lalo pang lumalabag sa batas, nanloloob at pumapaslang ng maraming tao sa dagat at sa kati... Kinakailangan ang mga pamamaraan upang maprotektahan ang mga haywey para sa kapakanan ng mga Tagalog, Kapampangan at mga Ilokano at ng mga iba pang nagbabayad ng tributo— sapagkat para sa layuning ito, kasama ng aral na kanilang tinatanggap, na nagbabayad sila ng kanilang mga tributo at napasailalim sa proteksiyon at pagtatangi ng Kaniyang Kamahalan... (Fray Pedro Baptista, O.S.F.[5] 1592, v.8, 230).

Para sa mga Español, magaling at tama sa kaniláng palagay ang panghihimasok nilá sa pamumuhay ng mga katutubo samantálang nananalakay malamáng ang mga Ita bílang pagtatanggol sa kaniláng sarili at katutubong kalinangang kinagisnan.

Ganitó naman ang pagtingin sa mga Aeta ng mga Agustinong nagmisyon sa Filipinas:

… ang mga itim ang pinakamalupit… ang lahing iyan ang lalong pinaka-imbi at kulang-palad at duwag at taksil... naninirahan sila sa mga kabundukan tulad ng mga mababangis na hayop, walang saplot, at walang mga pamayanan o mga tahanan ... ang kanilang pagiging pagano ay halos wangis ng ateismo sapagkat wala silang mga anito at mga pandot, kundi ilang—mga walang kabuluhang pamahiin -- kung saan sila'y mahigpit na nananangan at nabubulagan na kung sino man sa kanila ang maging isang tunay na Kristiyano ay maituturing na isang milagro. Hiyang na hiyang sila sa ganoong uri ng pamumuhay (kung saan hindi sila naiiba sa mga mababangis na hayop) na di lamang ayaw nilang manirahan sa mga pamayanan tulad ng mga tao, kundi ang ilan sa kanila na pinalaki at inaruga mula pagkabata sa Maynila at ibang mga lugar, ay nagtatanan kapag sila ay lumaki na, at bumabalik sa kanilang hamak na pamumuhay, balik

sa kanilang kahubdan at karalitaan (Casimiro Diaz, O.S.A., Manila, 1718 mula sa kanyang *Conquistas,*1669-1676. v. 37, 170–171).

Ang tinutukoy na isang halimbawa ng isang Negrito na nagbalik sa kabundukan ay yaóng isinalaysay ni Edmund Plauchut (1869, 937–939) na matatagpuan sa V. 37, talâ 67. Ayon dito, may Itang sanggol na ang edad ay tatlo pa lámang na nahúli ng mga Español na ililibing sána nang buháy ng kaniyang iná dahil nakasasagabal sa kaniyang pagtakbo. Ang Negritong sanggol na ito ay dinalá sa Maynila at inampon ng isang Americano. Bininyagan itong Pedrito. Nang lumaon, ang batàng "savage" ay dinalá sa Europa at America ng kaniyang kinikilálang amáng Amerikano at natútong magsalitâ ng mga wikang Español, Pranses, at Ingles. Matapos ang dalawáng taon ng paglalakbay ay umuwi siyá sa Filipinas, at makalipas ang dalawáng taon, naglahò at inakalàng bumalik sa kabundukan sa píling ng kaniyang mga katribu. Isang Prussian naturalist na kamag-anak ng sikát na si Humboldt ng Alemanya, diumano ang nakakíta sa "reclaimed Negrito" na ito sa bundok ng Mariveles noong 1860.

Pambihira ang kapalaran ni Pedrito sapagkat ayon kay Miguel Lopez de Legazpi, "Ang kabundukan ay pinamumugaran ng mga negrito na sa kalakhan ay kaaway ng mga Indio, na ginagapi ng huli at ipinagbebenta, at ginagawa ring mga alipin" (Blair & Robertson 1903, Vol. 3, 61).

Makikíta sa mga talâ na lubhang kinatatakutan ang mga Negrito at talagang napakasamâ ng paglalarawan sa kanilá.

Sa pananaw ng mga Español, ang lahat ng ginagawa ng mga katutubo ay sa demonyo kaagad.

> …ang ilang mga kaluluwa ay nakamtan para sa Diyos. Ang mga nayon ng Uguit at Babayan, na kamakailan lamang naitatag sa siglong ito na may mga nabinyagang mga itim at mga mabangis na mga Indio (Zimarrones) ay malinaw na nagpapatunay sa katotohanang ito. (Luis de Jesus and Diego de Santa Theresa, O.S.A. 1649–1666, nasa BR v. 36, 174)

> …walang konsepto ng relihiyon, kung kaya napaparis sila sa mga mababangis na hayop kaysa sa tao. May mga pagsisikap na paamuin at gawing binyagan sila, at hindi naman sila salungat dito, sa kondisyon na may pagkain sila. Subalit kung utusan silang magtrabaho upang suportahan ang kanilang pamilya, bumabalik sila sa kabundukan bagama't kabibinyag lamang sa kanila. Sa gayong dahilan, hindi pa sila nabibinyagan ngayon kahit na sumang-ayon

sila rito, liban sa ilang mga bata na sa kalahatan ay namamahay sa mga Indio o sa mga Español. Kahit na sa kasong ito, hindi pa rin nakakasiguro sa kanila sapagkat kung lumaki sila karaniwang bumabalik sila sa mga kabundukan… dati-rati ang mga negrito ay patuloy na nakikihamok sa kanila (sa mga Indio), at hindi sila pinahihintulutang mamutol ng kahoy sa mga bundok kung hindi sila nagbabayad ng tributo sa kanila (mga Ita). Ngayon halos wala na silang kapangyarihan, datapwat kinatatakutan pa rin sila pagkat kung may isang Negritong mapatay, o kung sinumang biglaang mamatay, karaniwang isang Negrito ang nag-aalay ng sarili sa kaniyang mga kasama at nanunumpa sa kanila na hindi siya magbabalik hangga't hindi siya nakapapatay ng tatlo o apat na mga Indio. (Juan Martinez de Zuñiga, O.S.A, 1670–1700, nása BR v. 43, 114-115)

Mula sa mga salaysay na ito ng mga Español na nagpapahiwatig na kaaway ng mga Negrito ang mga Indio (Tagalog, Ilokano, Pampango, at ibá pang tagapatag); mula sa pagiging *cimarrones indios* na hubad sa matatayog na kamalayan at pag-iisip maging sa pananamit ay matutunghayan ang isang Ita sa saynete ni Balagtas. Kung paano napababâ sa bundok at nagawang makiugnay sa mga Tagalog ng may katungkulang Ita na si Kapitang Toming (marahil tulad siyá ng tauhan ni Jose Rizal sa *Noli Me Tangere* na si Kapitan Tiyago, dahil pinakamabilis siyáng naging akulturado, o magaling siyáng makisáma sa mga Español) ay produkto ng maraming taon ng pakikiugali, pamumuhay, at paglubog sa kultura ng mga Ita at pagbubuwis ng búhay kapwa ng mga misyonero at Ita. Kung paano napaámo at nahikayat manirahan sa bayan ng mga Español ang mga cimarrones indios ay isa ring mahabang diskurso ng paghimok sa Kristiyanismo at pagsasalin ng kultura at wika ng Ita sa Español at vice versa. Hindî ipinakíta ang prosesong ito at ang paggapì sa mga Negrito.

Ano ba ang katangian ng isang táong nása laylayan ng lipunang kolonyal mula sa pananaw ng isang táong nása gilid rin ng lipunan na si Balagtas na bagaman isang ilustradong nakapag-aral at nakapagsasalitâ ng Español at mahusay magsulat sa Tagalog ay nása gilid pa rin sa lipunang ang naghahari at nagtatangan ng pangunahing diskurso ay ang mga kolonisador, partikular ang mga fraileng Español na kumokontrol sa palimbagan sa panahong kinatha ang saynete? Isa nga lámang ba itong *farce* o parsa[6] na ginagawang katatawanan at kinukutya ang pagiging gaya-gaya ng mga Tagalog? Sinusundan lámang ba ni Balagtas ang linya ng mga kolonisador? Ibinibigay lámang ba niya ang gustong mabása, makíta, at maganap ng mga Español—ang maging binyágan at maging mabuting kolonyal ang Tagalog? Sa kabilâ ng litaw at garapal na paggagad sa "sibilisadong" gawî ng mga Español at pag-ayon sa nais ng Español, anong taal na pagkataong Tagalog ang nananatíli at makakatas sa wikang ginamit ni Balagtas, wikang kinasisidlan ng

pagkatao at kultura ng mga táong gumagamit ng wikang Tagalog? Anong uri ng pagkatao ang ipinapakíta ng búhay at akda ni Balagtas?

*Ang Lapit at Pamamaraan ng Pag-aaral*

Ang Filipinolohiya ay naglaláyong buoin ang pananaw panloob, i.e., mula sa loob, túngo sa loob, para sa loob, at ayon sa loob upang palitawin ang pagka-Filipino ng kaisipang Filipino, (*psyche)*, kulturang Filipino, at lipunang Filipino. Ito ay pangkalahatang lunas sa pag-aaral ng kalinangang Filipino na sa mahabang panahon ay napangibabawan ng kanluraning iskolarsip. Ang pag-aaral ay sa loob ng kaniyang karanasan at ayon sa pananaw at konseptong Filipino. Ang isang pamamaraan sa pagpapalitaw ng pagka-Filipino ay sa pamamagitan ng "pantayong pananaw" ni Salazar (1991, 46–72). Binuod ni Covar ang pantayong pananaw: "Ang sibilisasyong Pilipino ay bunga ng karanasang Pilipino—damdamin, pag-iisip, kilos at gawa—na walang pakialam sa kung ano ang sasabihin ng dayuhan at banyaga ... dahil matibay ang posisyon at paninindigan" (1991, 44). Pagpapaliwanag pa ni Salazar, *"*Ang isang lipunan-at-kultura ay may 'pantayong pananaw' lámang kung ang lahat ay gumagamit ng mga konsepto at ugali na alam ng lahat ang kahulugan, pati ang relasyon ng mga kahulugang ito sa isa't isa" (1988, 48). Sa gayon, mahalaga na iisa ang wika na batayan ng mga pagpapakahulugan at dinadaluyan ng pang-unawa at komunikasyon.

Sa pagdalumat ng pagkataong Tagalog, isinaalang-alang ang pantayong pananaw at konsepto ng pagkatao ni Zeus Salazar na ugnayan ng kaluluwa at ginhawa at ginamit ang Tambalang Lapit na dinevelop ni Prospero R. Covar (1988a). Hindî na tatalakayin ang ugnayan ng kaluluwa at ginhawa sapagkat naipaliwanag na ito sa unahán. Ang Tambalang Lapit na lámang ang ipaliliwanag.

Sa pangkalahatan, ang Tambalang Lapit ang ginamit sa pananaliksik. Isinaalang-alang rin na bagaman may lapit o metodo, hindî naman dapat na piliting ihulma ang mga datos na nakalap sa lapit o balangkas na ito. Ang hangárin ay maghain ng isang paglalarawan sa tao. Ang parametrong ginamit ay kaalamang-bayang dalumat o *folkloric analysis.* Ayon kay Covar, sa paggamit ng metodong ito, tinatangkang isalarawan ang pagkataong Filipino ayon sa konteksto ng kulturang Filipino. Ayon sa kaniya, ang kulturang Filipino "ay may sariling kakaniyahan. Hindi maitatatwa ang mga tradisyong pinag-ugatan nito. Subalit sinala ang mga ito ayon sa mahabang karanasan ng pagsasabansa" (Covar 1988b, 42).

Mula sa Bibliya at sa mga kaugaliang umiiral tungkol sa paglilibing at sa paniwalang ang tao ay nagmula sa alabok ay nagkaroon ng idea na ang katawan ng tao ay parang isang bangâ.[7] Ang bangâ ay may labas, loob, at lalim; kung sa tao, may lamáng kaluluwa at budhi. (Tingnan ang Pigura 1)

Ang Tambalang Lapit ang pamamaraan ni Covar sa pagdalumat ng pagkataong Filipino. Ang Eskema 1, ayon kay Covar, ay isa lámang pagtatangka na makabuo ng larawan o sistema o teorya ng pagkataong Filipino ayon sa kulturang Filipino.




**Eskema 1**. Estruktura ng Pagkataong Pilipino (Covar 1998, 10)

Nakita sa kulturang umiiral na nahahayag sa mahahalagang bahagi ng ating katawan ang labas at loob tulad ng sumusunod na tambalan sa Eskema 2. Ang mga metaporang kaugnay ng mga itinakdang bahagi ng katawan ay nagpapahayag ng ibá't ibáng uri ng pagkatao na nahuhubog ng kaligiran at pakikipag-ugnay sa kapwa sa loob ng kulturang Filipino. Tulad ng kasabihan: "Madalîng maging tao, mahirap ang magpakatao." Ang unang bahagi ng kasabihan ay ang biyolohikong pagsílang sa tao at ang pagsasalin ng lahat ng minana niyang katangian mula sa kaniyang angkan. Ang pangalawáng bahagi na tumutukoy sa proseso ng pagpapakatáo ay resulta ng sosyalisasyon at pagtugon ng tao sa mga inihahain sa kaniya ng pamumuhay bílang tao. Itong hulí ang binibigyang-pansin sa pag-aaral na ito gámit ang mga salitâ ni Balagtas at ng kaniyang panahon sa sayneteng *La India Elegante y el Negrito Amante.*




**Eskema 2.** Tambalang Labas at Loob
Halaw mula sa Figura 2.0 Balangkas ng Pambansang Kaisipan,
Kultura at Lipunang Filipino (Covar 1989) (Covar 1998, 31)

Ayon sa eskemang ito (Eskema 2), ang Pagkataong Filipino ay may dimensiyong katauhang panlabas at katauhang panloob. Ang katauhang panlabas ay mababanaag sa pisikal na bahagi ng tao sa sumusunod na mga salik ng katawan: mukha, dibdib, tiyan, at sikmura. Ang mga aspekto ng katauhang panloob ng Filipino na kaugma o kalapat o katapat ng katauhang panlabas ay: isip, pusò, bituka, at atay. Halimbawa, ang noo na bahagi ng mukha ng isang tao ay kakikitaan ng uri ng pagkatao batay sa angkin nitóng kakaniyahan na binigyang-talinghaga ng mga táong gumagamit ng wikang Tagalog/Filipino. Ang mga talinghagang ito ay "nagmumula sa iisang katauhan – ang katauhang Pilipino" (1988b, 43).

> **Noo**
> Malapad ang noo—matalino
> Makitid ang noo—makitid ang isip
> .......
> Taas noo—matibay ang paninindigan (Covar 1988b, 20)

Ipinapakita ng Pigura 1. Estruktura ng Pagkataong Pilipino (Covar 1998, 26) gamit ang mga naturang salik na labas/loob, kaluluwa at budhi ang isa pang paraan ng pagtingin sa pagkataong Filipino na inihahalintulad sa isang bangâ. Ang panlabas na bilog ay sumasagisag sa labas ng bangâ. Ang pangalawáng bilog ay ang lamán ng bangâ; at sa kailaliman ng loob ng bangâ ay ang kaluluwa at budhi.

Samakatwid, ang pagkataong Pilipino ay binubuo ng apat na bahagi: katauhang panlabas, katauhang panloob, kaluluwa, at budhi.




**Pigura 1**. Estruktura ng Pagkataong Pilipino (Covar 1998, 26)

Nakatutúlong ang Pigura 1 upang makíta sa ibáng anggulo ang Tambalang Lapit ni Dr. Covar. Naroon ang Labas/Loob na Tambalan (mukha, dibdib, tiyan, sikmura/ isipan, pusò, bituka, atay) at may lalim na kaluluwa at budhi na bahagi ng loob ng tao na inihalintulad sa isang bangâ.

Sinasabi na ang "labas" ay anyo ng "loob" na nagpapakíta (Alejo 1990, 22). Ang labas ay salamin ng loob. Samakatwid, ang tunay na pagkatao ay nása loob. Inihihimatong ito ng kasabihang, "Kung ano ang bukambibig, siyáng lamán ng dibdib."

Sa pagbubuod, ang mga bahagi ng katawan tulad ng mukha/isip, dibdib/pusò, tiyan/bituka, sikmura/atay (1998, 26) ay "pinagtutuunan ng mga talinghaga na nagbabadya ng iba't ibang kapahayagan ng pagkataong Filipino. Sa kabuuan, ang ganap na pagkataong Filipino ay kung magkakaugma ang loob, kaluluwa, budhi, pati na ang katauhang panlabas. Ang isang tao ay panatag o balisa kung ang mga bahagi ng pagkataong Filipino ay tugma o hindi tugma sa isa't isa. Ang pagkataong Pilipino ay nababanaag sa kilos, bait, at damdamin" (1988a).

Paano kakatasin ang pagkataong Tagalog/Filipino sa *La India Elegante?* Una, maaaring katasin ang pagkataong Tagalog/Pilipino mula sa wikang Tagalog na ginamit ni Balagtas. Batay sa dulog ng pag-aaral, ang wikang ito ay maituturing na sisidlan ng pagkatao at kultura ng mga táong gumagamit ng wikang Tagalog

sa konteksto ng mga halagahan, kaugalian, at paniniwala ng lipunang kaniláng ginagalawan at pinamumuhayan.

Sa pagbása ng saynete, kinalap ang lahat ng mga salitâng may kinalaman sa mga naturang sangkap ng katawan at tiningnan ang mga kapahayagan ng pagkatao na iniluluwal ng mga ito at kung paano ginamit ang mga elemento ng katauhang panlabas, katauhang panloob, at lalim (kaluluwa/budhi). Pagkatapos ay inuri at pinagsáma-sáma ang mga salitâ ayon sa bahagi ng katawan na panlabas, panloob, at lalim. Isináma rin ang mga metaporang may kaugnayan sa tao, pagkatao, damdámin, damdam, kilos at galaw, gawî, katangian, atbp. Inalam ang dalas ng paggamit sa saynete ng naturang mga salitâ at ang eksaktong bílang ng mga bahagi ng katawan na napasáma sa akda na nagpapakíta ng kaisipan ni Balagtas at hinihinuhang sumasalamin sa diwà at kamalayan ukol sa pagkatao. Sa *quantitative* na pagsusurìng ito ayon sa pamamaraan ni Covar, ang dami ng bílang ng paggamit ng salitâ ay nagpapakíta ng kung anong aspekto ng pagkatao ang binigyang-diin o di kaya'y lagánap na kaisipan. Nása apendise ang tabulasyon ng bílang ng mga bahagi ng katawan na nakalap mula sa *La India Elegante.*

Pangalawa tiningnan ang mga tipo ng tauhang nilikhâ ni Balagtas: Kapitan Toming – Ita, kaminero; Menangue – Tagala; Uban – Tagalog, kaminero, atbp. Kinatas ang kaniláng pagkatao ayon sa sinasabi ng tauhan mismo tungkol sa kaniyang sarili; sinasabi ng ibáng tauhan tungkol sa kaniya; kilos, gawî, at saloobin ng bawat tauhan na ipinahihiwatig ng pagkakalikhâ sa bawat tauhan, at sa kaniláng paraan ng pakikipagkapwa sa isa't isa.

**Ang Teksto: *La India Elegante y el Negrito Amante (ca 1855-1860)***

Ang sayneteng *La India Elegante y el Negrito Amante* ayon sa aklat ni Hermenegildo Cruz (1906, 159) ay unang ipinalabas sa Udyong, Bataan noong Mayo 1860, at ang ikalawang palabas ay noong 15 Setyembre 1902. Ginagamit ang saynete upang mang-aliw at magpatawa bago itanghal ang mahabang palabas.

Sa kasalukuyang panahon, ipinalabas ito noong 1973 sa Philam Life Auditorium sa United Nations Avenue, Maynila ng grupong Babaylan sa direksiyon ni Dez Bautista (Tiongson 1994, 199). Ipinalabas din ito ng Dulaang Laboratoryo sa Faculty Center Lobby sa Unibersidad ng Pilipinas sa Diliman, Lungsod Quezon sa direksiyon ni Anton Juan, Jr. Ang mga nagsiganap ay sina Lou Veloso sa papel na Kapitang Toming, Angie Ferro sa papel na Menangue, at Soxie Topacio sa papel na Uban. Napanood din ang pagtatanghal na ito ng mananaliksik subalit hindî na matandaan kung anong eksaktong petsa ito itinanghal. Mulî itong itinanghal noong 1990 sa Unibersidad ng Pilipinas sa Abelardo Hall sa UP Diliman noong 13 at 14 Agosto at sa Philamlife Theatre ng grupong (UP) Anak-Tibawan noong 16–18 Agosto sa direksiyon ni Maria Socorro (Toytoy) Velayo (Tiongson 1994).[8]

Noong 31 Marso 2017, itinanghal ng mga batàng aktor ang saynete sa Performatura Festival 2017 na ginanap sa CCP Promenade (CCP 2017).




**Larawan 2**. Pabalat ng programa ng pagtatanghal ng grupong Anak-Tibawan ng *La India Elegante y el Negrito Amante* sa kagandahang-loob ni Toytoy Velayo.[9]

Ayon sa anak ni Balagtas, hango sa tunay na búhay ang mga tauhan sa sayneteng ito (Cruz 1906, 159). Samantálang ang mga ináapíng *indio* at mga klerigong isinílang sa kapuluan ay humihingi ng katarungan at dignidad, ang mga makatà ay naghahangad din ng pagkilála (Lumbera 1986, 86). Mahihinuha rito ang pang-edukasyon, ekonomiko at politikal na pag-unlad sa lipunan ng mga makatang Tagalog at ng mga mambabasá at tagapakinig dalá ng mga pagbabagong teknolohiko at kaalwanan sa búhay ng mga násа panggitnang uri. Nagkaroon ng pangangailangan ng mga babasahín at akda para sa naturang uri.

Ang teksto ng saynete ay nása anyong bersong kadalasan ay wawaluhin at lalabindalawahing pantig. Karaniwang ang mga linya ay nakagrupo nang tig-aapat sa isang saknong. Minsan, hindî eksakto ang súkat (Balagtas sa Cruz 1906, 166). Ang maaaring dahilan nitó ay ang pabigkas na transmisyon ng mga dula. Hindî rin estrikto ang tugma. Ayon kay Lumbera, ang ganitóng súkat at tugma ay kinakanta katulad ng pasyon na may wawaluhing pantig at hindî basta binibigkas lámang (Lumbera at Lumbera 2005, 39).

*Ang mga Tauhan at Lunan*

Tatlo lámang ang tauhan ng sayneteng pawang komiko: Kapitang Toming (Ita), Menangue (Tagala), at Uban (Pusong). Kaibá sa ibá pang mga akda ni Balagtas na awit na *Florante at Laura* at komedyang *Orosman at Zafira,* ang mga tauhan ay tunay na mga táong tahasang makikíta at makikilala sa lipunang kinikilusan ni Baltazar—isang Ita at dalawáng Tagalog na kabílang sa mababàng saray ng lipunan. Si Uban ay isang kaminerong tagalinis at tagahakot ng mga dumi ng mga hayop sa kalsada; si Kapitang Toming ay higit pang "api" sapagkat isa siyáng katutubong itim ang balát, pandak, at kulot ang buhok. Bagaman "India elegante" si Menangue, siyá ay bungi at "mukhang ulam" ayon kay Uban.

Ang tagpuan ay "isang *calzada* ng bayan, na pagpipistahan," o maaaring kahit saang plasa sa Filipinas. Ngunit sa pagbása ng saynete, ang mga detalye ukol sa lugar ay mahihinuhang sa Udyong, Bataan tulad ng pagbanggit sa nayon ng Kalungusan at sa mga talababa (163) ni Cruz na nagpapaliwanag ng mga salitâng Ita na nagsisilbing ebidensiya ng lugar na pinangyarihan ng dula.

*Buod*

Si Kapitang Toming ay isang Itang kaminero na umiibig kay Menangue, isang Tagalang taganayon ng Kalungusang sa bayan ng Udyong, Bataan. Sa araw ng pista na dapat ay nagkukumon o naghahakot ng tae ng mga hayop at nililinis ang plasa, tinanghali nang datíng si Kapitang Toming na ikinainis ni Uban na kapuwa niya kaminero. Dumating si Toming na naka-*levita,* isang pormal na damit Español at salawal na may 39 na botones upang mapaibig si Menangue. Pawang panlilibak ang tinamó ni Toming mula kay Uban subalit sa dakong hulí ay nakinig naman sa awit at sumang-ayon na mainam ang awit na ipanghaharana kay Menangue.

Sa una'y ayaw ni Menangue kay Toming dahil ayon sa kaniya, ito'y isang Itang-bundok, walâng sinasabi, primitibo, at walâng alam sa mga ugali at kagawian ng mga táong urbanisado na sunod ang kilos at pananamit, patí na ang wika sa mga Español. Upang mapaibig ni Kapitang Toming si Menangue, hinangad niyang palitán ang kaniyang pagkatao sa pamamagitan ng pagsusuot ng ibá't ibáng kasuotan ng mga tao sa lipunang Filipino na sa palagay niya ay may mabuting katayuan sa lipunang kolonyal. Ang pagiging matapat sa kaniyang likás na pagkatao, kaugalian, at kalinangan na kaniyang pagkakakilanlan ay kinamumuhian ni Menangue. Nang nanlígaw siyá kay Menangue nang nakabahag, ang kasuotan ng mga Ita, hindî siyá nitó pinansin. Kayâ sinubukan niyang magsuot ng damit mestisong Tagalog, patí ng peluka para itago ang kulot niyang buhok. Sumunod, nagsuot siyá ng baro't salawal Intsik, damit morong Balangingì, at ng *levita* na segurado niyang makapagpapaibig kay Menangue sa kaniya. Sa una'y panlilibak ang ináni ni Toming ngunit sa

dakong hulí, mapapaibig si Menangue kay Kapitang Toming. Magtatapos ang dula sa pag-awit nina Menangue at Kapitang Toming na nagpapahayag na hindî ang balát o panlabas na katauhan ang mahalaga kundî ang panloob na katauhan at ang pagtatagumpay ng pag-ibig na "tali ng buhay" at " ... mayamang bukal ng sigla't katuwaan."

## Pagsusuri ng Teksto ng *La India Elegante y el Negrito Amante*

Unang susuriin ang pagkatao ni Kapitang Toming batay sa mga bahagi ng katawang madalas niyang mabanggit tungkol sa sarili; pagkatapos ay ang kaniyang mga gawî, kilos, damdámin, at pakikipagkapuwa. Ang susunod—si Menangue at si Uban. Sa tatlong tauhang ito, maituturing na pangunahing tauhan si Kapitang Toming batay sa habà ng kaniyang mga linya at tagal sa entablado kahit na pumapangalawa lámang ang ngalan niya sa pamagat ng dula. Sa tatlo, si Kapitang Toming din ang pinakamalakas ang datíng.[10] Ang datíng ayon kay Lumbera (2000, 213) ay "ang impresyong iniiwan sa isang tao ng pagmumukha, bihis, pananalita at kilos ng isang indibidwal" bunga ng kaniyang danas karanasan, kasaysayan, paniniwala, at lipunang humubog sa kaniyang kamalayan na siyáng batayan ng tugon ng isang indibidwal sa pagharap sa tao, sining, musika, panitikan, atbp. Kung kayâ kung ilalapat ito sa káso ni Kapitang Toming, sa mga mánonóod ng dula na nakakikíta ng kaniyang anyo at gayak, malakas ang datíng niya sapagkat maitim siyá, pandak, nakabahag, kinky ang buhok. Malakas ang datíng niya sapagkat hindî karaniwang nakasuot ng levita ang isang Ita. Naiibá siyá sa mga táong nagmamasid sa kaniya sa entablado. Dahil sa kaniyang kaibahan, kapansin-pansin ang kaniyang katauhan anuman ang kaniyang isuot: levita, damit morong Balangiga, damit Intsik o ng bahag, dalá ang búsog at panà. Pumapangalawa si Menangue na ipinakilála sa umpisa ng dula sa pamamagitan ni Kapitang Toming at ni Uban. Samantála, si Uban naman ang nagpakilála kay Toming. Si Uban ang lumalabas na talagang suporta kay Toming, kontrabida kay Menangue. Pero kung tutuosin, walâ naman talagang kontrabida sa mga tauhan tulad nang makikíta sa pagtalakay sa bawat isa na pawang mga karaniwang mamamayan.

## Ang Loob at Labas ng Pag-ibig ni Toming

Sa unang pagpasok ni Toming sa tanghálan, makikíta siyáng nakadamit Español at nagyayabang kay Uban kung gaano siyá kakisig. Ang pakilála niya sa sarili ay "itang *chichiriquillo*" o *"El Amante Negrito"*; Ita bagang kumakasi sa *India Elegante*" (162-163). Narito ang isang munting Ita (chichiriquillo) na umiibig sa isang Tagala.

TOMING: Sumisintá ng masusī (163, saknong 4.2)[11]
....................................

Ang íta kung umi-írog
kamukhâ rin ng tagálog.(163, saknong 6.4–5)
....................................
Sa kiyás ko ngayo't tindíg,
suót kastilà ang damít,
súkat na, Uban, maibig
ni Menangueng sadyang dikít.

Pagka't ng siya'y ligawan
ng damít itang *natural*
ay dî man ako titigan
kahit may *regalong* taglay.

Ako namán ay nagsuót
damít mistisong tagálog,
nagpustiso pa ng buhók,
hindî ko rin napaírog.

Umulì akong nanamít
ng baro't salawal insík,
*regalo* kong dala'y pagkít,
hindî ko rin napaibig.

Nagpatabas ako nganì
damit morong Balangìngì,
hindî ko rin napagírì
ang sintá kong si Menanguè. (164, saknong 1, 2, 3, 4, 5)

*A ber,* kung siya'y sumintá
ngayong ako'y *de levita,*
pagka't ang aking *hitsura*
kastilà't hindî na íta. (165, saknong 1)

Nag-aral din si Kapitang Toming ng awit na Español na kaniyang ipanghaharana kay Menangue (166).

| | | |
|---|---|---|
| Toming: | *Raudales de llanto* | Luha’y lumalagaslas |
| | *vertian mis ojos,* | mula sa aking mga mata |
| | *espinas y abrojas* | tinik at bisool |
| | *mi consuelo fué* | ang tangi kong katuwaan |
| | | |
| | *Amor inconstante* | Salawahang pag-ibig |
| | *buscaba mi amor* | tanging sukli sa pag-irog |
| | *y luego letrado,* | pagdaka napaghulo |
| | *me quiso mostrar.* | natanggap napagtanto. |
| | | |
| | *Adios mi dulce Nangue,* | Paalam sintang Nangue, |
| | *mi amante perjura,* | sinungaling na irog, |
| | *contén la bravura* | pigilan ang bangis |
| | *de tu pecho cruel.* | ng malupit mong dibdib |
| | (166, saknong 4–6) | (Salin ng mananaliksik) |

Narito ang isang Ita na nagpupumilit maging Español sa wika at sa panlabas na anyo. Makikíta rin mula sa sinipìng diyalogo ni Kapitang Toming na sa lipunang kolonyal, ang pinaka-“iba” ay ang Ita. Mas mabuti pa ang Intsik sa kahit anong katutubo. Dito makikíta ang pagpupumilit ni Kapitang Toming na “mapabilang” at hindî na “iba.” Sa isang bandá, maaari din namang ipakahulugan na ang kultura ng *elite* ay mababaw—ipinapátong lámang ni Kapitang Toming. Kayâ ang sagot ni Uban sa kaniya:

Uban: ¡Ha, ha, ha, hay; ho, haaaaa .......!
ikaw nga’y *de levita*
samâ pala ng *hitsura*
ng *lokong putrilyong* íta. (163, saknong 2)

Panlilibak ang ináni ni Kapitang Toming at napagsabihan pa siyá tuloy ng “*lokong putrilyong* ita” na ang kahulugan ay hibang na maliit na kabayo (*potro*) o alinmang nakapagpapahirap at nakapangyayamot nang lubhâ (Cuyás 1972, 436).

Malaki ang pagbabagong dulot ng pag-ibig sa pagkatao ni Kapitang Toming. Gagawin niya ang lahat mapaibig lámang si Menangue. Kung maaari nga lámang palitán ang kulay ng kaniyang balát at pagkatao na sa kaniyang palagay ay matatamo kapag nagsuot ng ibá’t ibáng kasuotan ng mga urbanisadong tao ay gagawin niya sampung itakwil ang kaniyang tunay na pagkatao.

At ang epekto ng pag-ibig kay Toming kung hindî makakamtan ay súkat ikawala ng ginhawa at kaluluwa:

TOMING: Dahilan sa pag-ibig
nalugmók akó sa sákit,
at kundì ka mahahapis
hiningá ko'y mapapatid. (169, saknong 1)

Ang dahilan nitó'y "ang salitang ginhawa ay katumbas din ng atay sa ilang pamayanang pangkalinangan sa Filipinas, gayundin sa Pasipiko. Ito'y nagmula sa salitâng *manava* (atay o luklukan ng buhay) at lumawak ang kahulugan hanggang maging *nawa* (nawah, nyawa) o 'buhay na kaugnay ng hininga,' 'hininga' at 'kaluluwa'" (Medina 1991). Sa Filipino, inihuhudyat ng pagkalagot ng hininga ang kamatayan ng isang tao.

Sa awit ni Kapitang Toming na nása Español ay makikíta ang malaking pagbabago sa kaniyang pagkatao dahil sa pag-ibig. Ganitó na ang dáting tagabundok na ang inaatupag ay búsog at panà:

| | |
|---|---|
| *El flechero cuando canta* | Ang mamamana |
| *en vez de buscar dolor* | sa halip humanap ng gusot |
| *consuela con su garganta* | magbibigay aliw |
| *va diciendo venga amor.* | maghahandog ng awit |
| | ng pag-ibig |
| (167, hulíng saknong) | (Salin ng mananaliksik). |

Ang akalà ni Kapitan Toming ay papansinin na siyá ni Menangue kung siyá'y magiging "sibilisado" na sa bihis at hindî na magsusuot ng bahag at magdádalá ng búsog at panà.

Sa kiyás ko ngayo't tindíg,
suót kastilà ang damít,
súkat na, Uban, maibig
ni Menangueng sadyang dikít. (164, saknong 1)

Ang sagot sa kaniya ni Uban kahit na pareho lámang siláng kaminero ay ganitó:

Maskí ka na naninintá
mulang ulo hanggang paá,
masamâ rin ang *hitsura*
kung magsuót ng *levita*. (163, hulíng saknong )

Palibhasa'y ítang buról
ísip ay palinsong-linsong;
¡bamos! magwalís ka ngayón,
halinhán akong magkumón. (165, saknong 2)

Sa sagot na ito ni Uban, makikíta ang pagtingin ng mga tagabayan sa mga tagabundok na walâng-utak at pangit. Ginamit ni Balagtas ang mga salitâng "Palibhasa'y itang burol, isip ay palinsong-linsong" na warì bang lahat ng tagabundok ay nakayayamot at nakamumuhi sa pakikiusap. Datapwat sa salitâ ni Balagtas mula sa bibig ni Uban, si Kapitan Toming ay "naninginta mula ulo hanggang paa" na nagsasabing ang pag-ibig ay paghahain ng buong pagkatao sa nililiyag. Ang sagot naman ni Toming:

¿Dî ka bagá nahihiyâ
utusa'y damít kastila? (165, saknong 3.1–2)

Sa sagútang ito makikíta ang pangingimi sa bagay na kaugnay ng kolonisador at ámo ng bayan. Ang sagot ni Uban ay maghubad siyá, pero hindî niya pinilit si Toming dahil 39 ang butones ng salawal at di na alam ni Toming kung paano isusuot mulî. Naningil na lámang ng utang si Uban kay Toming na maaaring pagbatayan ng ugnayan ng mga Ita at Tagalog noong panahong yaon. Malaki ang utang ni Toming ayon kay Uban: walong *cavan* ng mais, pitóng *chupa* ng bigas, labinsiyam na rolyo ng tabako, tatlong sundang, isang sibat, limang bara ng bahag, anim na habà ng kawad na tanso, at pitóng túhog ng abaloryo na babayaran ni Toming ng ugat ng *buloy* at pulut (165).

UBAN: Pagka't marami kang utang
ang maís ay walong pukyán,[12]
ang bigás ay pitong gatang,
ang tabako'y labingsiyám.

Tatlong pusot, isang sibát
saka limang *barang* bahág,
at anim na dipang kawad
at pitong tuhog ng *kuintas.* (165, saknong 6–7)

Sa umpisa ay tíla mapanlamang na tao si Toming dahil ang sabi ni Uban:

UBAN: Bakit si Kapitang Toming
ita kong katutulungin
ay hindî pa dumarating
ako'y lubhang papagurin. (162, saknong 3)

Pero hindî naman palá ganoon si Toming. Umiibig lámang siyá kayâ siyá nahulí.

**Atay, Puso, Dibdib, Bituka, Paa**

Bago magpatúloy sa pagtalakay, ilang paglilinaw muna tungkol sa mga dalumat na atay, pusò, dibdib, bituka, at paa, at sa kaugnayan ng mga bahaging ito ng katawan sa pagkataong Filipino. Ayon sa pag-aaral ni Isagani Medina (1991, 20):

> Ang dalamhati at luwalhati ay nagmula sa salitang Malayo na *dalam* (sa loob) at ng *Hati o ati* (atay) kaya nangangahulugan itong nagdaramdam o maysakit o naaapektuhan ang loob ng atay o loob ng isang tao.
>
> …….
>
> Sa Indones, ang hati ay gaya rin ng kahulugang Malayo: atay at puso. Nangangahulugan din ng interes at atensyon (Echols and Shadily, 1963). Sa mga Javano, ang ati ay katumbas ng puso at isip (Howe, 1974). Sa proto-Pilipino, ang hatay ay nangangahulugan ng atay at tapang.
>
> Hindi kataka-takang sa paniwala ng mga sinaunang tao noon (maging hanggang ngayon), atay ang sentro ng buhay, damdamin, pag-ibig at tapang.
>
> ……..
>
> Ayon sa mga sinaunang Tsino, atay ang siyang tumutugon sa elementong kahoy at dito naninirahan ang kaluluwa ng tao. Ito rin ang itinuturing na pinakamahalagang sentro ng mga damdamin. Katunayan, kabilang ang atay sa "Limang Lamang-Loob" (Viscera) kasama ang puso, tiyan, baga, at bato (Williams 1976). Sa mga Ingles noong siglo 18 naman, atay ang siyang pinaniniwalaang "luklukan ng mga damdamin… sa Pilipinas, may paniwala na ang pagkain ng atay ng pinatay na matapang na bayani o tao ay pagtatangkang isalin ang katapangan sa kumain nito.

Sa akdang *La India Elegante,* may natagpuang diyalogo ni Kapitang Toming na may banggit sa atay. Sa konteksto ng kultura at paniniwala ng sinaunang Filipino mas madalîng maunawaan ito at ang implikasyon sa pagkatao ni Kapitang Toming:

TOMING: Kung ang íbong aking álay
ay di mo pò nagustuhán,
ang ibong mulà sa atay
tangapín mong mahinusay. (168, saknong 6)

Ang babása ng sipìng ito ay maaari na ngayong magbigay pakahulugan sa kung anong uri ng pagkatao ang iniluluwal ng "mula sa atay"—tunay at mula sa kaibuturan. Mapapansin din na magálang si Kapitang Toming at siyá'y namumupo.

Tingnan naman natin ang gámit ng pusò at ang kaugnay na pagkataong iniluluwal nitó batay sa mga sipì mula sa diyalogo ni Kapitang Toming.

Ang isang táong dalisay at matinding umiirog ay buo ang kaloóban tulad ni Kapitang Toming na walâng takot na ipahayag ang kaniyang pag-ibig para kay Menangue sa pamamagitan ng isang awit.

| | | |
|---|---|---|
| TOMING: | *Hermosa de los balcones*<br>*el ruido se hace llegar*<br>*no turbes los corazones*<br>*de los que van a cantar.*<br>(167, saknong 6) | Magandang dilag sa balkon<br>ang masigabong palakpakan<br>di nakakabagabag sa mga pusò<br>ng nagnanais umawit.<br>(Salin ng mananaliksik) |

Walâng laban ang isang táong umiibig tulad ni Toming sukdang ikamatay ito.

TOMING:
Luluhog-luhog
ang pusô sa iyong alindóg
…..
sasabog na pilit
dahīl sa pag-ibig. (173, saknong 3, 1-2; 5–6)

Dahilan sa pag-ibig
nalugmok akó sa sakit,
at kundî ka mahahapis
hininga ko'y mapapatid. (169, saknong 1)

Pagka't balang isang galaw
ninyó kung nililigawan,
lubháng malakás umakay
sa pusò ng lumiligaw. (171, saknong 5)

Tapat ang puso, walâng maliw ang pagsinta ni Kapitang Toming kay Menangue. Kung ang pag-ibig ng babae ay isang maruming kalakal, mahal o múra man ang paninda ay bibilhin pa rin ng nanlilígaw:

Kung kalakal mang marumí
ang pag-ibig ng babayi,
mahál, mura'y binibili
ng pagsintá ng lalaki. (171, saknong 4)

Hindi kitá binibirò
wikà ko'y tunay sa pusò
at doón sa aming húlò
ay ganitó ang pagsamò. (172, saknong 2)

.....................................

Kayâ ngâ ako'y ibigin
at walâ kang hihilingin
na dî agad tatangapín
ng sintang Kápitang Toming. (172, saknong 6)

Inihambing ni Toming ang kaniyang pag-irog sa kabibe at tiking nakabaón na napakahirap mahugot ng alon at matúling agos:

tigni't may ita sa bundók
na matibay umirog.

Kabibi ngâ ang kaparis
sa *aplaya* ng pag-ibig,
kung aluni'y matitirik,
tataob o tatagilid.

Tantoi't yaring pag-irog
parang tiking natutulos,
lubhang mahirap mahugot
ng alo't matuling agos. (174, saknong 1, taludtod 3–4; saknong 2–3)

Sa pamamagitan naman ng mga talinghagang kaugnay ng pusò, dibdib, at bituka ay makikíta ang pagkaseloso ni Kapitan Toming. Pansinín din na ang matá ang lagusan o daluyan ng damdáming nagmumula sa loob. Sa pamamagitan ng matá maaaring makipagpalitan ng senyas sa kausap at maiparating ang niloloob tulad ng "titig na paalon-alon" na nangangahulugan ng pagtanggap at maaari pa ngang ipakahulugang pag-irog o pakikipagtalamitam o pakikiulayaw na isang katangian ng táong kiri o sa impormal na tawag sa kasalukuyan ay "malandi."

¡Ay! Menanguè, kung makita
si Titoy ay kausap ka,
ang pusò ko'y nag-aalsá
nalulubid ang bituka.

Lalo na't kung namamalas
na ikaw ay kinakausap

ng mayamang Intsik-Guat
ang dibdib ko'y nabibiyak.

*Nagreregalo ng hamon,*
kandilà, kakaw at litsón,
sa pagtangáp mo'y mayroong
titig na paalón-alón. (169, saknong 4–6)

Sa pagsintang tapat na ito ni Kapitan Toming kay Menangue ay pawang gálit at panlilibak ang tugon kayâ ang sabi ni Toming, kumalma ito sa pagpapalamig ng dibdib upang makapasok ang kaniyang isinasamong pag-ibig, at sa halip na magalit ay maawa ito kay Toming. Dibdib ang dinadaluyan at nilalabasan ng gálit:

¡Palamigín mo ang dibdib
at dingín mo yaring hibik! (172, huling saknong 3–4)

¡Huwag kang magalit, liyag,
sa aki'y magdalang habág! (170), saknong 5.3–4

Ang táong malungkot dahil sa pag-ibig ay ganitó ang sinasabi pares ni Kapitang Toming: "puso ko nama'y yuyumi sa hirap" (170, saknong 6.4). Maaaring ipakahulugan na nagiging mabini, malumanay, at nanghihina sa pagdurusa ng kaloóban. Tingnan naman ang imahen o talinghaga para sa isang mangingibig na sunod-sunuran sa nililigawan o minamahal—pusòng nása talampakan o sumusunod sa yapak:

ang pusò ng iyong kinagagalitan
sumasayapak mo't pagsintá ang álay; (170, saknong 7.3–4)
..................................................................

pakakandong namán ang abá kong dibdib
sa masidhíng dusa dahil sa pag-ibig. (170, huling saknong 3–4)

Ang hulíng sipì ay nakapagpapaalala ng larawan ng isang táong hinang-hina at kaawa-awa na kailangang kalungin. Ang kandúngan na tawag sa bahagi ng katawan na magkadikit o nakaawang na dalawáng hità kapag nakaupô ay iniuugnay sa pagkalinga at pag-upô sa isang batàng hinahapit nang malápit sa sinapupunan. Nangangahulugan din ito ng proteksiyon sa kinakalong. Subalit sa dalawáng taludtod na ito, embes na ginhawa ang pagkalong, ito'y ibáyo pang paghihirap ng kaloóban. Dito, ang dibdib ay naglalamán ng pighati.

Sa kabilâng dako, ang palad ay ginagamit ding talinghaga para ilarawan ang isang táong sawi ang kapalaran. Ipinahayag ito sa pamamagitan ng pang-uring "kapos" o kulang at mapipilitan pang malagot o maputol, ay kulang na nga. Pusòng nása loob, ang katambal ng katauhang panlabas na dibdib na pinaglalagusan ng gálit, at naglalamán din ng pag-ibig na kapag hindî natugunan ng nililiyag ay walâng pagpipigil na sasambulat na magiging sanhi ng pagkawala ng ginhawa at ng búhay mismo. Tingnan ang magkasunod na saknong ng awit ni Toming:

Nang hindi malugmok
ang palad kong kapos
pilit malalagót
dahil sa pag-íbig.

Luluhog-luhog
ang pusô sa iyong alindóg,
kundi mahahapis
sa palad kong amis,
sasabog na pilit
dahil sa pag-ibig. (173, saknong 2–3)

Nabanggit na kanina ang mata. Narito pa ang ilang talinghagang kaugnay ng matá na naglalarawan ng isang táong malungkot dahil sa pag-ibig tulad ni Toming.

| | |
|---|---|
| *Raudales de llanto* | Masaganang luha |
| *vertian mis ojos* | ang bumubuhos sa aking mga mata, |
| (166, saknong 4) | (salin ng mananaliksik) |

Titigan ang luhà
ng linkod mong abà,
hulugan ng awà
akong may dalità. (173, saknong 1)

Ang matá ay lagusan ng pag-ibig na nagbibigay ginhawa sa pusòng nagdurusa.

Isang mapungay na sulyáp
ó isang pagtinging kindát,
sa lalaking sinasagap
parang hamog ng pag-liag. (171, saknong 6)

Si Kapitang Toming ay tapat umirog subalit si Menangue ay "sábukot[13] ang tingin" sa ibong kulasisi na handog ni Toming (168, saknong 2) at hindî nakikíta ang katotohanan. Medyo nauubos na ang pasensiya ni Kapitang Toming. Datapwat

kung gagamitin ang matá nang mahinusay ay makikíta ang isang katunayan. Ayon kay Kapitang Toming:

Ako'y iyong pinapagod
Menanguè sa suyo't luhog,
tingni't may íta sa bundók
na matibay na umirog. (174, saknong 1)

Kayâ ang sabi ni Kapitang Toming, gamitin ang kaniyang tainga at buksan ito upang makaraan ang pag-ibig at siguro makapasok sa pusò.

At ng iyong matalastás
ang ganáng aking pag-liyag,
dingín mo't isisiwalat
sa kantá kong *ikukumpás*. (174, saknong 7)

Mula sa ibá't ibáng kapahayagan ng pagkatao ni Kapitang Toming, makikítang pag-ibig ang buod ng kaniyang pagkatao na nagpapalakas ng kaniyang kaluluwa at nagdudulot ng ginhawa. Pag-ibig ang panlunas sa lahat ng sákit at pighati.

TOMING
Sa mundó ang pagsintá
siyang unang ligaya,
kayamanan at ginhawa,
¡ay! tuwa ng káluluwá. (174, huling saknong)

Kun ang búhay nati'y katipunang sákit
at siyang sadlakan ng dálita't hapis,
ang boong ligaya'y na sa sa pag-ibig,
ang pag-sinta'y siyang gamót sa hinagpís. (175, saknong 1)

.......................................................................

TOMING AT MENANGUE.
Ang sinta'y ipagdiwang
siyang tali ng búhay
lubhang mayamang bukál,
¡ay! ng sigla't katuwaán. (175, hulíng saknong at WAKÁS NANG "SAYNETE")

Kumbaga, pag-ibig at ang iniibig ang anting-anting ni Kapitang Toming, isang Itang mula sa bundok.

**Ang Pagkatao ni Menangue**

Sa punto de bista ng umiibig na si Kapitang Toming, si Menangue "ang sanhì ng dala kong dalamhati" (168, saknong 1), "Hermosa de los balcones," (167, saknong 6), at inihambing niya ang pisikal na pagkatao ni Menangue sa isang sulà o "carbunco," *carbunco, carbuncle,* isang batóng mahalaga. Nangangahulugan din ito ng tanglaw o liwanag tulad sa gámit na "sula ng kaniyang mga mata." Samantála, tulad ng palad o kapalaran, ang hininga ay napapatid.

¡Oh! masinag na súlà
dingín mong magdálità,
at magdalá kang áwà
sa sintang luluhà-luhà. (168, huling saknong)

Dahilan sa pag-ibig
nalugmok akó sa sákit,
at kundî ka mahahapis
hiningá ko'y mapapatid. (169, saknong 1)

Si Uban ay napapangitan kay Menangue subalit bulág ang pag-ibig sapagkat para kay Toming—

Hindî, ¡aho'y! Kung makita
ikaw ma'y pilit sisintá. (163, saknong 5)

Kapuwa Tagalog sina Menangue at Uban subalit tingnan ang mga salitâng ginamit ni Uban upang ilarawan si Menangue sa palítan nilá ng diyalogo ni Toming nang ipinapaliwanag ni Toming kay Uban kung bakit nakasuot siyá ng *levita,* isang damit Español na hindî pang-araw-araw. Ayon sa paliwanag ni Cruz, ito'y kulay itim, "kulay abo at iba pá, nguni't kailan ma'y di maputî" (163).

TOMING *nene* ka tagabayan man,
*¿sabes tu* ang dahilán
nitong *levita* kong taglay? (163, saknong 3.2–4)

UBAN. ¿At ano baga ang sanhi?
TOMING Sumisintá ng masusì
UBAN ¿At kanino?
TOMINGK ay Minanguè. (sic)
UBAN ¿Tagá-Kalungusang, bungi"? (163)

Sa kulturang Filipino, ang pagiging bungal o kulang ang ngipin ay

tinitingnang pangit o pinagmumulan ng katatawanan tulad ng komedyanteng si Chichay sapagkat ito'y hindî buo at hindî kaaya-aya sa malas. Para itong bákod na giba ang ilang bahagi.

Sa *Florante at Laura,* ideal ang paglalarawan sa mga bidang prinsesang sina Laura at Flerida. Si Prinsesa Laura ng Kaharian ng Albanya, ang kawangis ay "talang kaagaw ni Venus" (Cruz 1906, 86). Tama raw ang proporsyon ng katawan ni Laura na bumabagay sa kaniyang mabuting asal.

Ang Muslim na si Princesa Flerida naman ay "si Diana sa gitna ng maraming *ninfa"* at isang *Houris* na "mga dalagang sadyang kariktan sa Paraisong kathâ ni *Mahomang* profeta..." (Cruz 1906, 96).

Sa kabilâng dako, si Menangue ay mula sa nayon ng Kalungusan sa bayan ng Udyong. Sa kasalukuyan, ang Udyong ay kilalá sa tawag na "Orion sa Bataan." Mayroon itong 23 barangay na nasasakupan. Sa pananalita ni Uban, si Menangue na sinisinta ni Kapitang Toming ay "Tagá Kalungusang, bungî" (163) at "sinta mong mukháng ulam." Sa sipì ng saynete sa *Panitikan sa Pilipino (Pandalubhasaan)* ang salitâ ay "kulam" (Gonzalez, Crescini-Marin, Tiamson-Rubin 1982, 349). Maaaring pinalitan ito ng mga patnugot sapagkat mahirap isipin o isalarawan ang isang babaeng mukhang "ulam" at anong klaseng ulam? Ang maiisip lámang na dahilan sa paglalarawang ito ay upang umáni nang higit pang halakhak mula sa mga mánonóod sang-ayon sa katangian nitóng maikling dula na isang parsa.

Batay sa mga sinasabi at ikinikilos ni Menangue, mahuhulo na siyá'y pikon, magagalitin, maingat, tuso, at may pusòng-bató. Para sa kaniya na nahirati sa gawi ng tagabayan na mapanghibo, niloloko lámang siyá ni Toming at sa pagtatása niya sa sarili na bihasa sa gawî ng mga tagabayan, hindî niya papatulan ang sa tingin niya'y panlilinlang o panlalansi lámang ni Toming na sa katunayan ay wagas ang pag-ibig.

Huwag mo akong biruin
ng ulol na pagtuturing;
ang hindi dapat galitin
hindî sukat aglahiin. (172, saknong 1)

Ako'y lubhâ nang galít,
¡malis ka, ítang buisit! (172, hulíng saknong, taludtod 1–2)

Malis ka sa aking harap
Ítang masamang mangusap. (170, saknong 5.1–2)

Dingin ko'y malayò,
dî mo akó masisilò
sa parayà mo at hibò
at dî ulol yaring pusò.

Ang lagay mo'y titigan
di kita magkakahusay,
¡abá niyaring kapalaran
sa dalitâ'y mamamatay! (169, saknong 1–2)

Sa hulíng saknong na sinipì sa itaas, ipinahihiwatig na mas mabuti pang mamatay siyá kaysa makapangasawa ng isang Ita na maitim, pandak, at mangmang.

Makikíta sa mga sumusunod na saknong ang matamang pag-iisip ni Menangue sa umaga at sa gabí ukol sa kalikásan ng pag-ibig at ng kaniyang sariling pang-unawa rito.

Pamimintana na ng masayang áraw
sa tahanang gintô sa Dakong Silangan,
ini-isip ko na kung anóng paraán
mások sa pusò ko ang pagsintang tunay.

Kung mágabi nama't magkusang sumabog
sa masayang langit ang bitwing tampók,
kung sa nakaraang maghapo'y umirog
parang asóng biglang papanaw sa loob.

Ano pa't ang sinta'y hindî kumakapit
kung hindi sa balát lamang niring dib-dib,
kun dini sa puso'y mások ang pag-ibig
*"letra" ang kaparang sinulat sa tubig.* (171, saknong 1–3)

Napag-isip-isip niya na kung ang pag-ibig ay tulad ng isang matinding bagyo na wawasak sa mundo, hindî siyá matitigatig kahit bahagya man. Walâ sa loob niya ang pag-ibig at kung masok man, hindî nagtatagal; parang hangin lámang na nagdaraan.

Kung nag-kakataóng sa hangi'y ibuhos
ang bagyó sa mundo'y madlâ ang lulukob,
nguni't kamuntî ma'y hindi malulukot
sa *bagyó* ng sintá ang pusò ko't loob. (173, saknong 4)

..............................................................

Kahahabagan kita sa linungoy-lungoy
kahit kamuntî man sa pusò ko ngayon,
isipin ang pusò kung sa sinta'y tukoy
dî mananatiling magiging maghapon. (173, saknong 6)

Sa pagsusurì ni Menangue ng sarili, ang pag-ibig para sa kaniya ay katulad ng isip ng batà na hindî nakagagawa ng pasiyáng matibay. Inihalintulad ito sa kandilang nababaluktot.

Ang pagsinta'y kamukhâ
ay pag-iisip ng batà,
kung ngayo'y parang kandilà
baluktot na mayâ-mayâ. (173, huling saknong)

Dahil sa mga binanggit sa itaas, tinawag ni Kapitang Toming si Menangue na malupit:

| | | |
|---|---|---|
| TOMING: | *Adios, mi dulce Nangge,* | Paalam, sintang Nangue, |
| | *mi amante perjura,* | salawahang irog |
| | *conten la bravura* | pigilan ang bangis |
| | *de tu pecho cruel*. (166) | ng iyong pusong malupit |
| | | (Salin ng mananaliksik) |

Para kay Menangue, ang pag-ibig ay hindî nagtatagal. Hindî siyá seryoso, *playgirl*, o di kayâ'y salawahan, o hindî lámang siyá talaga mapaibig, kahit na marami siyáng ka-*date*.

Ang mga sumusunod na saknong ang maaaring bigyan ng dalawáng pakahulugan na tinutukoy ng mga tagapagsalin ng sayneteng sina Enriquez, Manlapaz, at Hartendorp na "erotic symbolism" (n.d. 2). Ito ang tinatawag na may dobleng pakahulugan na isang katangian ng saynete ayon kay Rizal na binanggit sa unahán na itinuturing na kalaswaan—"maging ang ating mga sainete ay may paglalaro ng salita at mga praseng nagdadalawang kahulugan..." (Rizal 1891, salin ni Almario 1999, 165). Makikíta rin sa sipì na si Menangue ay táong mahilig sa kasiyahan at hindî nais ang napag-iisa.

MENANGUE: Hírap nitong pasa *pistá*
na walang kinakasama,
ano mang makitang sayá
malungkot di't di masiglá.

Nagsalawahan si Titoy
dahil sa sintá kay Panggoy,
siyang sinamahan ngayón,
ako'y nalimutan tuloy.

Si Andoy naman gayon din,
ang sinamaha'y si Neneng,
si Inggo'y napa sa kaiñgín
at mamimitás ng saging.

Si Iroy ay anhin ko pa
kayâ hindi nakasama
kagabí ay nanalabá,
walo ang sugat sa paá. (167, saknong 1–4)

Narito pa ang ilang taludtod na maaaring bigyan ng ibáng kahulugan at posibleng pagsimulan ng tawanan ng mga mánonóod. Sa salitaan sa ibabâ ni Kapitang Toming at Menangue, kinakamusta ni Toming ang regalo niyang ibong kulasisi kay Menangue.

TOMING: ¡Buenas noches ñora Menanguè!
¿kumustá ang kulasisì?
MENANGUE: ¿Ang kulasisì bagang bigay mó?
TOMING: At alin pa kundi itó.
MENANGUE: Dî kulasisi't kuago
ó sábukot ang tingín ko.

TOMING: Kulasisì pong marilat,
MENANGUE: Ay di kulasising gubat,
dito sa baya'y ang tawag
kuagong-parang na mailap.

TOMING: Kulasising namumutók
ang íbon kong inihandog,
mapulá ang tukâ, maputì ang tuktok,
balahibo'y *verde,* ang pakpak ay kusót.
(168, saknong 1–4)
......................................................
TOMING: Kung ang ibong aking álay
ay di mo po nagustuhan,
ang ibong mulâ sa atay
tangapín mong mahinusay.

| | |
|---|---|
| MENANGUE: | ¿At anong *hitsurang* ibon? |
| TOMING: | Tila po manók na kapón. |
| MENANGUE: | ¿Anong *hitsurang* kolor? (Saknong 6-8) |

Sa sumusunod na salitaan naman ni Menangue at ni Kapitang Toming ay mababanaag ang pagkakáibá ng pagkatao ng tagabundok at ng tagabayan. Sa una ay makikíta ang oportunismo at pagiging praktikal ni Menangue na kabaligtaran ng halagahan ni Kapitang Toming: dalisay ang pusò, tapat, may delikadesa, hiya, at paninindigan, mga maituturing na ideal na katangian.

MENANGUE: ¿Anóng masakit sa iyó
tumangáp man ng *regalo?*
ito'y ugali sa mundó
*ang mások ay itago mo*.

TOMING: Ngunit hindi sa pag-giliw.
MENANGUE: Sa paáno ma'y gayon din,
balang bigay ay tangapín
kun sa pusò nangagaling. (169, saknong 7–8)

TOMING: Ang gayón ay *nakokontra,*
tungkol sa utos ng sintá.
MENANGUE: ¿At sumisintá ka bagá?
TOMING: Bantâ ko'y talastas mo na.

MENANGUE: Kung yao'y natatátap ko
dî tatangapín sa iyó
ang padalá mong *regalo*
masamang ibong kuago.

At saká ako'y tagálog
at íta kang tagá bundók,
¿papánong makukupkóp
ang iyong háing pag-írog?

TOMING: Ha, ha, ha, haaaaa.......
¡laki niring kamalian!
ísip ko'y di ka pihikan
iyó palang tinitignán
ang balát, hindi ang lamán.

Menangue: Malís ka sa aking harap,
ítang masamang mangusap.
Toming: ¡Huwag kang magalit liyag
Sa aki'y magdalang habág! (170, saknong 1–5)

At nagpatúloy si Kapitang Toming sa pagpapahayag ng isang matibay, hindî matitinag, wagas, at dalisay na pag-ibig ng isang Itang tubò sa bundok. Batid ito ni Menangue, ngunit sa halip na tanggapin ang wagas na pag-ibig ni Kapitang Toming, ipinamukha niya ang kawalâng sopistikasyon at urbanidad nitó. Sa usapan sa ibabâ, makikíta ang batayang pagkakaibá ng mga táong hindî naabót ng urbanisasyon at sibilisasyon kompara sa mga tagabayan.

Menangue: Walang kasinungalingan
para ng iyong sinaysay,
nakikilala kang tunay
na tubò sa kabundukan.

Kung sa bayan ka tumubò
ang pagsinta'y matatantô;
yaring, pinaghalo-halò
ng sumpâ, dayà at birò.

Toming: Gayon ngâ kung magsusulit
ang dî sumisintang dibdib
dapwa't sa umi-ibig
ang sinta'y tunay na langit. (174, saknong 4–6)

**Ang Pagkatao ni Uban**

Sa pagbubukas ng entablado ay makikíta si Uban na nagwawalis sa plasa na pagdarausan ng pista. Sa maikling eksenang ito ay makikilála ang pagkatao niya sa kaniyang ikinikilos, reaksiyon, at salitâ. Pagód na pagód na siyá sa kalilinis at inilarawan niya ang sarili na "pigtâ na ako ng pawis/ mulang ulo hangang singit/ kamukha'y uláng tikatík" (161, saknong 2.3–4).

Sa aking palagay, mataas ang pagtingin ni Toming kay Uban dahil dito siyá humihingi ng opinyon kung maganda o pangit ang kanta na iaalay niya kay Menangue.

Toming: Uban, kung ibig mo sana
dingín mo kung mabuti na
ang itatapat kong kantá
kay Menangueng aking sintá.

UBAN: Kanta yata sa *ambahan*
dî ko na ibig pakingán.
TOMING: Marikít na kantang bayan
bago kong pinag-aralan.

UBAN: *¡Baya!* Kantahin mong agad,
*totonohan* ko ng lundág,
mahiwalay man sa *kumpás*
magagamot na ng tuád. (166, saknong 1–3)

Mula sa salitaan sa itaas ay mahihinuhang mababà ang pagtingin ni Uban, maging ni Toming sa katutubong kultura at kinailangan ni Toming na makiayon sa gusto ng mga tagabayan; ayaw nilá ng **ambahan** na isang tradisyonal na katutubong tulâ ng Hanunuo-Mangyan na karaniwang inaawit. Sinaunang tulâ o awiting-bayan din ito na may súkat na pipituhing pantig sa bawat taludtod pero walâng takdang bílang ang mga taludtod. Marahil din, dahil tagabayan ang kaniyang napupusuan na nasilò na at nahulog sa mga gawî at kaugalian ng mga Español na may kontrol sa takbo ng lipunan. Kayâ tinatalikuran at nililibak ang anumang may kaugnayan sa katutubo kapuwa ni Uban at ni Kapitang Toming at lalo na ni Menangue. Makikíta rin na ang pagtáya kung maganda ang awit o hindî ay sa pamamagitan ng o nakabatay sa kilos ng katawan: lundag at tuwad. Mahihinuhang si Uban ay isang táong maliksing kumilos, buháy, at mahigpit ang ugnayan ng kaluluwa at ginhawa.

Bagaman mataas ang pagtingin ni Toming kay Uban ay káya niya itong sabihan ng "tanga." Mahihinuha rin sa sinabi ni Kapitang Toming na may pangkalahatang palagay na ang tagabayan ay matalino at ang tagabundok ay mangmang. Subalit sa pagkakataóng ito, hindî alam ni Uban ang dahilan ng pusturang áyos Español ni Kapitang Toming.

TOMING: *¡Baya! Que tonto* ni Uban
*nene* ka tagabayan man,
*¿sabes tú* ang dahilan
nitong *levita* kong taglay? (163, saknong 3)

Maayos naman ang pagsasamahan nina Uban at Toming na masasalamin sa tatlong pagkakátaóng makikíta sa dula. Ang mga ito ay 1) nang papaghubarin ni Uban si Toming ng suot-Español, pero hindî naman siyá namilit nang makiusap si Toming; 2) nang nakinig siyá sa awit tulad ng pakiusap ni Toming; 3) at nang naningil siyá ng utang kay Toming ay sumapat na ang buloy at pulót panilan (165, hulíng saknong 3–4) na kabayaran samantálang malaki ang utang ni Toming kay Uban. Batay rito, masasabing marunong makipagkapuwa-tao si Uban.

**Si Uban at ang Kaniyang Bituka**

Sa pagbubukás ng dula, makikíta si Uban (pusong) na may daláng walis sa "*plasa ng komedyante.*" Ikalimang araw na niyang nagkukumón at may sandaang "kareton" na siyáng nahakot na táeng baboy. Inirereklamo niya na walâng katapusan ang kaniyang paglilinis ng plasa dahil naging kumon[14] o kubeta ito ng áso. Kapansin-pansin na sa maikling panahon na si Uban ay nása eksena, makailang beses niyang binanggit ang kaniyang bituka at pag-inom ng alak na *rom* sa paghahanap ng ginhawa.

UBAN: Dito'y walang makikíta
kung hindî girì, at *saltá*
kunday at tadyák ng paá
pangpalubid ng bituka.

Kay-hirap nitong magkumón
lalo't bituka'y maghilom,
saká ako'y walang *patrón*
na magpalagok ng̃ *rom.* (162, saknong 2)

..........................................................................

*¡kuidado*, aking bituka,
masamâ ang *máimpacha!* (162, saknong 4.3–4)

At pagkatapos ng kaniyang pag-aagam-agam at pagpapagód sa dakong hulí ng kaniyang eksena ay pagkain ang kaniyang bukambibig. Ang lamáng-ugat na buloy na katulad ng kamoteng kahoy at *polot pocyotan* o pulút-pukyutan ng mga bubuyog (Noceda y Sanlucar 1860, 241) na bayad-utang ni Toming sa kaniya ang nása kaniyang isipan. Ito ang kaniyang sinabi matapos pakinggan ang awit ni Toming para kay Menangue:

UBAN: ¡Baya! kantá mo'y mainam
*katono* ng̃ aking sayáw;
nguni't masarap isaw-saw
ang buloy sa pulót-panilan.[16] (166, saknong 7)

Ang buod ng pagkatao ni Uban ay nása bituka na luklukan ng ginhawa. Isa siyáng táong palakain at madaling maapektuhan ang bituka. Si Menangue naman ay isip, at si Kapitang Toming ay pusò at kaluluwa.

Mula sa paghahanay ng mga tauhang ito ayon sa tipo, kilos, gawa, at salitâ, lumalabas na ang tagabundok na tulad ni Kapitang Toming ay tapat at maaasahan, taliwas sa mga negatibong katangiang inihanay ng mga fraileng Español sa unahán ng pag-aaral. Si Kapitang Toming, tulad ng kaniyang hubad na anyo, ay walâng itinatago, hubad sa hibo, at pagpapanggap. Batay sa tekstong sinurì, lumilitaw na kataliwas ng tagabundok ang tagabayan na batay sa tekstong sinurì ay lumilitaw na salawahan, tuso, oportunista, at mas pinahahalagahan ang mga bagay na materyal at panlabas na kaanyuan. Sa dula, ang tagabayan ang napasukò ng tagabundok: si Menangue ang napasukò sa wagas na pag-ibig ni Kapitang Toming.

MENANGUE: Sa pagsinta'y walang hindî sumusukò
ang lalong mailáp ay napaáamò
ang *tigreng* mabangis na uhaw sa dugô
daíg ng pag-ibig at napapasuyò. (175, saknong 3)

## Paghihimay ng Pagkatao ayon sa Tambalang Lapit at Talaban ng Kaluluwa at Ginhawa

Sa bahaging ito, ipakikíta kung gaano kadalas nagamit o nabanggit ang mga sangkap ng katawan sa teksto ng saynete na isang pamamaraan ng pagsusurì ng nilalaman ng teksto at sa paghihimay ng pagkatao ayon sa pamamaraan na inilatag ni Dr. Prospero Covar. Sa paglalapat ng Tambálang Lapit hinahango ang pagkatao batay sa bahagi ng katawan na siyáng naglálamán ng kamalayan ng mga táong gumagamit ng wika. Kung gaano kadalas ang paggamit ay nangangahulugan na buháy sa kamalayan ng mga tao ang gayóng uri ng pagkatao batay sa dami ng bílang. Tulad ng nabanggit na kasabihan sa unahán ng pag-aaral, "Kung anong bukambibig, siyáng lamán ng dibdib." Kung anong laging sinasabi, siyáng nasasaloob ng isang tao.

Sa paglilista ng datos, nauuna ang bahagi ng katawan at sa loob ng panaklong ay ang tauhang nagwika nitó, sinusundan ng páhiná sa aklat, bílang ng saknong sa naturang páhiná, tuldok, at ang kasunod na numero o mga numero ay ang bílang ng taludtod sa naturang saknong.

Sa paggamit ng teorya ni Covar ng pagkataong Filipino, maaaring hindî lahat ng itinakdang bahagi ng katawan ng Tambalang Lapit ay matatagpuan sa isang obra. Bawat tao ay may ibá't ibáng angking katangian na biyolohikal, sikolohikal, danas, at kaligirang kinalakhan na siyáng humuhubog sa kung paano nitó tinitingnan, ipinapahayag, at ginagamit ang mga salitâng kaniyang kinagisnan at nililikhâ ng mga bagong karanasan. Ang Tambálang Lapit ay isang susi na maaaring magbukás ng mga pintuan paloob sa pagkataong Filipino. Bawat tao sa

gayon ay maaaring may sariling pagbása at paggamit ng Tambálang Lapit. Tulad ng mga ibang pananaliksik, hindî pagsasabit ng datos ang layunin ng pag-aaral upang patunayan kung wasto o mali ang teorya ng pagkataong Filipino na kung may matagpuan na mga datos na lapat na lapat sa teorya ay nagpapatunay na balido ang paggamit ng Tambálang Lapit sa pagguhit ng larawan ng pagkataong Filipino.

**Mga Sangkap ng Katauhang Panlabas sa *La India Elegante***

Mukha

Ang mukha ang pangunahing bahagi ng katawan ng tao na unang nasisilayan at inihaharap sa tao. Sa konteksto ng pagkataong Filipino, ang mukha'y maituturing na salamin ng búhay. Ito ang isa sa mga elemento ng katauhang panlabas. Ang mukha ay maraming bahagi: noo, matá, kilay, pilikmata, ilong, bibig, labì, dila, ngipin, nguso, at pisngi. Tatlo lámang ang gámit ng mukha sa akda. May "mukháng ulam" (Uban, 165, hulíng saknong, ikaapat na taludtod) at "malakí ang mukhâ" (Toming 168, saknong 5.1) na ang tinutukoy ay ang ibong kulasisi. Ang ikatlong gámit ay sa paghahalintulad: "kamukha'y uláng tikatík (Uban 161, saknong 2.4) sa tugon ni Toming kay Uban na "Ang íta kung umi-írog/ kamukhâ rin ng̃ tagálog" (Toming 163, saknong 6.3–4), at "pagsinta'y kamukhâ/ ang pag-iisip ng̃ batà" (Menangue 173, huling saknong .1). Mahirap isipin kung ano ang "mukháng ulam" na tumutukoy sa mukha ni Menangue subalit ayon kay Uban ang suma-total ng hitsura ay pangit.

Matá

Ang mga salitâng may kinalaman sa matá ay ang mga sumusunod: makikita (Uban, 162, saknong 1.1); makita(ng) (163, saknong 5.1; 5.4; Toming 163, saknong 1.3; 169 saknong, 3.1; Menangue 167, saknong 2.3); tingnan (Toming 163, saknong 1.3; 170, saknong 4.3; 6.1; 171, saknong 6.2; Toming 172, saknong 5.4; Menangue 168, saknong 2.4); titigan (Toming 164, saknong 2.3; 173; saknong 1.1; Menangue 169, saknong 3.1); a ber (Toming 165, saknong 1.1); *ojos* (Toming 166, saknong 4.2); marilat (Toming 168, saknong 3.1); namamalas (Toming 169, saknong 5.1); pamimintana (Menangue 171, saknong 1.1); mapungay na sulyap (Toming 171, saknong 6.1); may titig na paalon-alon (Toming 169, saknong 6.4); may suliyáp na mapungay (Toming 171, saknong 6.1); at may pagtingíng kindát (Toming 171 saknong 6.2). Ang pandama na matá ay pinagmumulan ng pagsinta, pagkawala ng pagsinta, at panlilibak tulad ng sagútan nina Toming at Uban na "kung makita, ikaw ma'y pilit sisintá. At aayawan ka kung makitang *de levita*" (Uban at Toming 163 saknong 5.1–5).

Bibig

Ang mga salitâng patungkol sa bibig ay: masamang mañ̃gusap (Menangue 170, saknong 5.2); turing (Menangue 172, saknong 1.2); nagwiwika (Menangue 168, saknong 5.4); wika (Toming 172, saknong 2.2); kasinungalingan (Menangue, saknong 4.1); at sinaysay (Menangue 174, saknong 4.2).

Ngipin

Ang pagtukoy kay Menangue na taga-Kalungusang bungi ay nangangahulugan ng pangit na tao (Uban 163, saknong 4.4). Sa pamagat na La India Elegante, sa pagbása at pananaw ng mananaliksik, ang larawan na naimumungkahi sa isipan ng babása o makaririnig ay isang makiyas at marikit na dalagang katutubong Filipina tulad ng nása Larawan 1. Sapagkat ang masusumpungan na India sa dula ay hindî naman elegante, bagkus, bungi at magaspang ang ugali, nakakadagdag ito sa intensiyon ng saynete na magpatawa sa mga manonood ng dula na isa ngang parsa. Ang tunay sa parsang ito ay ang wagas na pag-ibig ng Itang si Kapitang Toming na gagawin nitó ang lahat, makamtan lámang ang pag-ibig ni Menangue.

Dibdib

Ang *pecho cruel* (Toming 166, saknong 6.4) ay dibdib o kaloóban “nang tawo na mabangis, ganid, walang awa, mabagsik” (Serrano Laktaw 1889, 162). Ang dibdib ay maaaring mabiyak sa sama-ng-loob (Toming 169, saknong 5.4). Maaari itong magdusa o pakandong sa dusa dahil sa pagkabigo sa pag-ibig (Toming 170, hulíng saknong) na nangangahulugang si Toming ay sakbibi ng pighati na embes na mag-“pakandong” upang guminhawa ay sa dusa siyá “pakakandong.” Ang salitâng-ugat na kandong ay nangangahulugan ng nakaupô, kung tao, sa kandúngan o sinapupunan. Madalas ginagamit ito sa pagtukoy sa isang paslit na nais maglambing sa isang nakatatanda sa kaniya, tulad ng kaniyang iná o nakatatandang kapatid. Ang sinta ay maaaring sa balát lang ng dibdib kumapit at hindî pumasok sa loob o sa pusò (Menangue 171, saknong 3.2). Ang gálit ay iniuugnay sa init ng dibdib. Ang táong nagagalit ay dapat palamigin ang dibdib (Toming 172, hulíng saknong, .3). Ang di sumisintang dibdib kung magsulit ay halo-halong sumpâ, dayà, at biro (Toming 174, saknong 6.2). Tinukoy rito sa linyang ito si Menangue na naimpluwensiyahan na ng mga gawî at sentimyento ng urbanisadong táong hindî matapat.

### Mga Sangkap ng Katauhang Panloob sa *La India Elegante*

Loob

Dalawa lámang ang nakítang gámit ng loob. Kapuwa tumutukoy ito sa lugar ng katauhan ng tao na hindî nakikíta. Ang mga ito ay pusò at loob ng tao na hindî naaantig o tinatablan ng pag-ibig (Menangue 171, saknong 2.4). Pusò't loob na ang ibig sabihin ay kabuoan ng tao (Menangue 173, saknong 4.4).

Isipan

May mga salitâng Español na ginamit si Balagtas na may kaugnayan sa isip: *tonto, sabes* (alam), nene (Toming 163 saknong 3.1-3). Ang "nene" na tumutukoy sa batàng maliit na babae ay ginamit na singkahulugan ng tonto o tanga o walâng-muwang tulad ng isang batàng paslit. May isip na palinsong-linsong (Uban 165, saknong 2.2) tulad umano ng kay Toming na ang ibig sabihin ay táong madaling malito o mapapaniwala sa hindî totoo (Noceda y Sanlucar 1860, 186; Serrano Laktaw 1889, 236; 593). Sa *UP Diksiyonaryong Filipino,* ang isang kahulugan ng salitâng-ugat na "linsong" ay "pagsagot nang walang kabuluhan o kaugnayan sa itinatanong" (Almario 2010, 706). May isip namang parang kandila na mayâ-mayâ'y baluktot na (Menangue 173, hulíng saknong .2-4) na inihambing sa babaeng salawahan sa pag-ibig o pabago-bago ng pasiyá. Ang ibá pang mga salitâng may kinalaman sa isip ay: matututuhan (Toming 165 saknong 4.2); pinag-aralan (Toming 166, saknong 2.4); nagsalawahan o pabagu-bago ng pasiyá (Menangue 167, saknong 3.1); nalimutan (Menangue 167, saknong 3.4); manoynoy (Toming 168, saknong 7.4), na ayon sa Noceda at Sanlucar (2013, 338) ay "tukuyin sa pamamagitan ng pagpapahayag ng maliliit na detalye kung ano ang nangyari." Sa Serrano Laktaw, ang kahulugan ng "manoynoy" ay "Atender; comprender; considerar; reflexionar; entender" at ang mga sinonimo ay "dilidili, kuro, nilay" (1914, 862). Ang iba pang salita ay banta (Toming 170, saknong 1.4) na sa karaniwang pakahulugan ay "creer; sospechar," (Serrano Laktaw 1914, 100-01) at ang isang sinonimo nitó ay "akala"; at ang *sospechar* ay "maghinala" (Serrano Laktaw 1889, 559); talastas (Toming 170, saknong 1.4); matalastás (174, saknong 7.1), nakikilala (Menangue 174, saknong 4.2), matatantô (Menangue 174, saknong 5.2), magsusulit (Toming 174, saknong 6.1) na ang kahulugan ay "explicar, examinar" (Serrano Laktaw 1914, 1204) na sa Tagalog ay "iturô; saysayin; ipatalastas na maliwanag ang anoman" (Serrano Laktaw 1889, 256) "sulitin, siyasatin" (Serrano Laktaw 1889, 255). Mapapansin na ang isip at pagsasalita (bibig) ay magkaugnay; natatatap (Menangue 170, saknong 2.1; 173 saknong 5.1), kamalian (Toming 170, saknong 4.2), isip (Toming 170, saknong 4.3), iniisip (Menangue 171, saknong 1.3; 173, saknong 6.3), tanto (Toming 174, saknong 3.1; Menangue 5.2), at tunay (Toming 174, saknong 6.4).

Pusò

Ang *no turbes los corazones* ay hindî nalilito o nagugulóng puso, tápang, o loob (Toming 167, saknong 6.3). May pusòng di ulol (Menangue 169, saknong 2.4). Ang pusò ay maaaring mag-alsa o magalit at magdamdam (Toming 169, saknong 4.3). Ang bagay na gáling sa pusò ay tapat (Menangue 169, hulíng saknong .4). Ang pusò ay maaaring yumumi sa hírap (Toming 170, saknong 6.4). Ang pusòng sumasayapak (Toming 170, saknong 7.3–4) ay nag-aalay ng pagsinta at pagsasabi ito ng pag-aalay ng pag-ibig na wagas. Ang pusò ay may loob at maaaring pumasok ang pagsintang tunay (Menangue 171, saknong 1.4). May pusò namang ang pag-ibig kung pumasok ay parang letrang isinulat sa tubig (Menangue 171, saknong 3.3–4). May wikang tunay sa pusò (Toming 172, saknong 2.2). Ang pusòng lumuluhog sa isang nililigawan ay maaaring sumabog dahil sa pag-ibig (Toming 173, saknong 3.2). Mayroong pusò at loob na hindî nababagbag ng bagyo ng pagsinta (Menangue 173, saknong 4.4). May pusòng kahit kaunti ay walâng habag (Menangue 173, saknong 6.1–2). May pusòng ang pagsinta ay hindî nananatíli sa pusò kahit maghápon (Menangue 173, saknong 6.3–4).

Atay

Isa lámang ang nakuhang halimbawa ng gámit ng atay. “Ang ibong mula sa atay/ tangapín mong mahinusay” (Toming 168, saknong 6.3-4). Ito ay nangangahulugang gáling sa pusò, sa pinakaibuturan ng pagkatao at katapatan ni Kapitang Toming.

Bituka

Ang bitukang maghilom (Uban 162, saknong 2.2) ay walâng lamán ang tiyan o gutóm subalit kailangang mag-ingat ang bituka at bakâ naman maempatso (Uban 162, saknong 4.3–4). Ang nalulubid ang bituka (Toming 169, saknong 4.4) ay naliligalig, nababalisa, naninibugho.

Kaluluwa

“Sa mundo ang pagsinta/ siyang unang ligaya/ kayamanan at ginhawa/ ¡ay! tuwa ng kaluluwa” (Toming 174, huling saknong .1-.4) Nangangahulugan ito ng buong pagkatao.

Nása Hanayan 1 ang distribusyon ng mga sangkap sa loob at labas na kababasahan ng panlabas at panloob na katangian at uri ng pagkatao. Sa salik na tiyan at sikmura ng katauhang panlabas, hindî nagamit ni Balagtas ang tiyan at sikmura na kapuwa may kinalaman sa pagkain na nagbibigay ng lakas at ginhawa

sa tao, subalit ginamit niya ang bituka na panloob na sa palagay ng mananaliksik ay mas nakapagdudulot ng katatawanan sa mga mánonóod kaysa sa tiyan at sikmura. Sa katauhang panloob na tumutukoy sa lalim ayon sa Tambálang Lapit na tagisan ng kaluluwa at budhi, hindî rin nagamit ang salitâng “budhi.” Ang dahilan marahil, ang denotasyon at konotasyon ng budhi (nang-uukilkil, maitim na budhi) ay hindî nababagay sa katatawanang tumatalakay sa romansa at panunudyo sa mga gawî ng mga Filipinong naghahangad gagarin ang gawî ng kolonisador at magmukhang Español. Isa ring dahilan marahil ay ang kalikasan ng anyo ng dulang saynete o parsa. Parang masyadong mabigat ang budhi at sikmura para itampok sa ganitóng uri ng dula. Ang asosasyon natin sa sikmura ay “bumabaligtad ang sikmura,” “hindi masikmura,” o “sinikmuraan” o “sinuntok sa sikmura.” Hinggil sa katauhang panlabas na tiyan, at mga salitâng may kinalaman sa pisikal at panlabas na anyo ng tiyan, hindî ito naisip ni Balagtas gamitin para sa maikling katatawanang saynete katulad ng pagkakagamit ni Graciano Lopez Jaena ng salitâng “bundat” sa kaniyang paglalarawan kay Fray Botod (1874) na isang fraileng masiba. Ang bundat ay isang kondisyon na malaki at bilog ang tiyan tulad ng butete; hindî gaya ng sa babaeng buntis. Ang laláki ay bundat at ang implikasyon ay matakaw. Ito ay ginagamit sa tulang-kalye ng mga batà o laro ng salitâ na “Wat is dis? Kabayong buntis. Wat is dat? Kabayong bundat.”

Sa ano’t anuman, ang mga ito’y pawang interpretasyon lámang ng mananaliksik. Ang masasabi lámang ay narito ang mga datos, at mula rito, sinisikap buoin ang larawan ng pagkataong Filipino. Masasabi rin na nang likhain ni Balagtas ang saynete, hindî niya sinabing, “gagamitin ko ang mga salitâng ito...” kundî kung ano ang bumukal sa kaniyang isipan sa panahong sinusulat niya ito, mga salitâng ginagamit ng mga tao noong panahon na siyá ay nabubuhay at nakikisalamuha sa kaniyang mga kababayan, ay siyá niyang ginamit sa pagsulat ng dula.

Sa katauhang panlabas, ang matá ang may pinakamaraming banggit. Dalawampu’t apat (24) na ulit itong nabanggit sa teksto. Sa katauhang panloob, isip ang may pinakamaraming bílang. Dalawampu’t tatlong (23) beses itong nabanggit. Labing-apat (14) lámang ang pusò at anim (6) lámang ang dibdib. Ang pusò at dibdib ang kadalasang iniuugnay at kinikilálang sentro ng damdámin, pag-ibig man o gálit; subalit sa matá lumalagos at nalalantad ang damdáming nása kaloóban. Nása Hanayan 1 ang distribusyon at tabulasyon ng mga elemento ng pagkataong Filipino sa *La India Elegante.*

**Hanayan 1**
Distribusyon ng mga Elemento ng Pagkataong Filipino sa *La India Elegante*

| **Labas** | | **Loob** | |
|---|---|---|---|
| Sangkap | Bilang | Sangkap | Bilang |
| balat | 2 | **loob** | 2 |
| íta/Negrito | 14 | laman | 1 |
| India | 2 | lalamunan | 1 |
| Tagalog | 2 | buhay | 2 |
| mistisong Tagalog | 1 | patay | 2 |
| Intsik | 1 | hininga | 1 |
| Morong Balangingi | 1 | dugo | 1 |
| babae | 3 | | |
| lalake | 1 | | |
| púsong | 1 | | |
| talle o kiyas | 3 | | |
| buhok | 1 | | |
| ulo | 2 | | |
| balat | 2 | | |
| **mukha** | 3 | **isip(an)** | **26** |
| mata | **24** | | |
| tainga | 7 | | |
| bibig | 6 | | |
| ngipin | 1 | | |
| dila | 1 | | |
| **dibdib** | **6** | **puso** | **14** |
| **tiyan** | 0 | **bituka** | 4 |
| **sikmura** | 0 | **atay** | 1 |
| kandungan | 1 | | |
| singit | 1 | | |
| puwit | 1 | | |
| lugmok | 2 | | |
| kamay | 9 | | |
| paa | 7 | | |
| ugali | 1 | | |
| pawis | 1 | | |
| luha | 2 | | |
| **Lalim** | | | |
| budhi | 0 | kaluluwa | 1 |

(Ang mga naka-bold na mga salitâ ay ang mga salik ng pagkataong Filipino ayon sa Tambálang Lapit ni Dr. Prospero R. Covar. Tinukoy ni Covar ang apat na bahagi ng pagkataong Filipino: labas, loob, ang kaluluwa, at budhi na tinawag niyang lalim. Ang ganitóng pagtingin sa pagkatao ay hango sa bangâ, na ang isang mainam na halimbawa ay ang bangâng Manunggul. Ang bangâ ay may labas, loob at lalim. Ang tao tulad ng bangâ ay nagmula sa lupà o alabok. Ito ay ayon sa kuwento sa aklat ng Genesis na nilikhâ ng Diyos na Maykapal ang tao mula sa luwad o lupà at sakâ binugahan niya ito ng hininga pagkatapos upang mabuhay.) (Covar 1998, 13; 23)

## Dalumat ng Pagkataong Filipino/Tagalog

Batay sa tema at nilalamán ng *La India Elegante y el Negrito Amante,* makikíta ang pamamayani ng damdámin o pusò. Ang pag-ibig, isang uri ng damdámin ay iniuugnay sa sangkap ng katawan na pusò at dibdib. Sa saynete, si Kapitang Toming na pangunahing tauhan na kumakatawan sa pusò, kaluluwa, at wagas na pagmamahal ay magtatagumpay sa dakong hulí sa kaniyang pangingibig kay Menangue na siyá namang kumakatawan sa isip—tuso at praktikal. At si Uban ay kumakatawan sa pangangailangan ng táong panatilihin ang kaluluwa, ang matinong pag-iisip, pagkilos, malay sa pamamagitan ng pagpapakain dito upang guminhawa. Para kay Kapitang Toming, at sa dakong hulí, kay Menangue:

TOMING AT MENANGUE:

Ang sinta'y ipagdiwang
siyang talí ng buhay,
lubhang mayamang bukal
¡ay! ng sigla't katuwaán.
(175, saknong 2 at hulíng saknong)

## Pagbubuod

Ayon sa pag-aaral ng semiotika, ang simbolo tulad ng mga salitâng nakalap sa pag-aaral na ito, ay sagisag lámang ng tunay na bagay o karanasan. Masasabing matalisik ang isip ng mga táong gumagamit ng wikang ito na masasalamin at mahihinuha sa mga pagpapalitan ng diyalogo ng mga tauhan. Mula sa pagbása, apat na mahahalagang sangkap ng katauhang panloob ang lumitaw: isip (Menangue), loob, lalim, bolisyon (ginhawa, kaluluwa, bituka, paa at ng kilos na pagtuwad ni Uban na tinutukoy ay puwit), at damdámin (pusò, atay at kaluluwa ni Kapitang Toming). Sa katauhang panlabas naman ay ang dibdib. Ang tagisan ng mga sangkap na ito ang nagpapakilos sa mga tauhan. Hindî matatawaran ang kadalisayan ng intensiyon, pusò at kaluluwa ni Kapitang Toming. Taliwas sa ibáng tauhan ni Balagtas na mga hari at reyna mula sa mga banyagang kaharian, ang mga tauhan sa *La India Elegante* ay mga karaniwang tao. Tulad ng nabanggit sa unahan sa talâ

ni Cruz (1906, 159), batay sa tunay na mga tao at sa isang tunay na pangyayari ang saynete.

Sa saynete, si Menangue na bungi na taganayon ng Kalungusang sa Udyong, Bataan ay mula mismo sa probinsiya ng Bataan kung saan nanirahan si Balagtas noong 1860 pagkatapos niyang makulong ng apat na taon (1856–1860) hanggang sa kaniyang kamatayan noong 1862 (*Filipinos in History* 1989, 97).

Sa kasalukuyan, ang Udyong/Orion ay binubuo ng 23 barangay kasáma na ang Calungusan. Bago noon, pagkatapos makulong ni Balagtas noong 1835–1840, nanirahan siyá sa Balanga, Bataan. Kung gayon, matitiyak natin na ang lunan ng sayneteng *La India Elegante* ay probinsiya ng Bataan at ang mga tauhan nitó ay mga táong kilála ng mga ordinaryong mamamayan ng Bataan. Ang tauhang mapagpatawa, dalagang Tagalog, at katutubong Ita ay larawan ng ordinaryong mga mamamayan ng Filipinas sa panahong iyon batay sa mga linyang ibinigay sa kanilá ni Balagtas at sa paglalarawan ng kaniláng pisikal/panlabas na anyo. Mababanaag sa saynete ang pagkakálayô at tagisan ng mga uri sa isang lipunang kolonyal. Maaaring nanunudyo at pinagtatawanan nitó, pinupuna o ipinapakíta nitó ang pagnanasà ng mga Filipinong maging urbanisado at mapabilang sa mas mataas na saray ng lipunan sa pamamagitan ng pagsasalitâ ng wikang Español at pagbibihis Español.

Dalawampu't siyam na taon makalipas ang pagkamatay ni Balagtas, si Rizal sa kaniyang nobelang *El Filibusterismo* (1891) ay may tauhan na ang ngalan ay Tio Quico. Tingnan ang satirikong paglalarawan sa kaniya at sa Español na si Camaroncocido na ang ibig sabihin ay "lutóng hipon":

> ...Maliit, pagkaliit-liit, nasasakluban ang ulo nito ng isang sombrerong de kopa na nag-aanyong higanteng uod na mabuhok; halos lumubog sa suot na lebitang malaki na ay mahaba pa, abot hanggang laylayan ng pantalong hahanggang binti. ... Kung mapula si Camaroncocido, kayumanggi ang lalaking ito; kung paanong walang balahibo sa mukha ang lahing Español, may balbas-kambing ang Indiong ito at bigoteng maputi, mahaba at manipis... Siya lamang marahil ang tanging Filipinong buong layang nakapaglilibot na nakasombrerong de-kopa at nakalebita tulad ng pangyayaring ang kaniyang kaibigan ang kauna-unahang Español na pinagtatawanan ang dangal ng kaniyang lahi. (Rizal 1999, 164)

Kung matapos ang 29 na taon, at katawa-tawa pa rin ang pagtingin sa mga Filipinong nagdadamit Español, masasabing higit pa ang panlilibak sa panahon ni Balagtas lalo na at isang Ita na maliit at maitim pa ang balát ng magsusuot ng *levita*.

Tunay ngang katawa-tawa ito lalo na sa mga mánonóod noong panahon ni Balagtas sapagkat ano ang posibilidad na ang isang Ita ay magsusuot ng levita? Subalit, sa paglikhâ ni Balagtas ng sitwasyong ito para kay Toming, mas napatindi ang panunudyo, na kahit anong gawin ng isang Filipino ay hindî siyá mapabibilang sa "superyor" na lahi. Tulad ni Toming, nananatíling Filipino pa rin siyá. Sa kabilâng bandá, ang gayon, kung pag-iisipan ay kabuoan ng pagnanasà ng ordinaryong mamamayan na walâng salapî, ináapí at walâng-kapangyarihan na maging mas mabuti at maginhawa ang katayuan sa búhay at sa lipunan. Maging ang mga may káyang Indio ay gayundin ang hangad.

Sa pagsusuot ng ibá't ibáng kasuotan ni Toming—damit Itang bahag, panà at búsog; damit mestisong Tagalog; at peluka, baro't salawal na Intsik; damit Morong Balangìngì; damit Español na levita, ay makikíta ang ibá't ibáng uri sa lipunang kolonyal. Ang katutubo, tulad ni Toming na isang Ita, ang nása pinakababâ ng lipunan at walâng-kapangyarihan. Mas may kapangyarihan ang mas mapusyaw ang balát na Tagalog kaysa sa mga katutubo. May kapangyarihang panghanapbuhay ang mga Intsik, at ang mga Moro, bagaman katutubo ay hindî kakaibá ang itsura tulad ng Ita na pandak, maitim ang balát, at kulot ang buhok.

Si Uban ay may katauhang iniugnay sa tiyan at bituka. Isa lámang ang natagpuang halimbawa ng kaluluwa na may kinalaman sa buong pagkatao ni Kapitang Toming. Ang mga konseptong kaluluwa at budhi sa Tambálang Lapit ni Covar na may kaugnayan sa pagkakaroon ng kasalanang pinairal ng pananampalatayang Katoliko[16] ay hindî natagpuan sa saynete. Ang nakikíta kong dahilan ay walâ sa tema ng saynete ang tungkol sa pagkakaroon ng kasalanang mortal o ng usapin ng langit at impiyerno na mga banyagang konsepto. Alalaháning, ibá ang katutubong pakahulugan sa kaluluwa tulad ng ipinaliwanag ng pananaliksik ni Salazar at Abrera.

Ang tambálang tiyan at bituka sa modelo ng pagkataong Filipino ni Covar ay ginamit kaugnay ng pagkagutom sa tauhang mapagpatawa na si Uban. Hindî nagamit sa saynete ang salik na tiyan. Ang tambálang sikmura at atay ay iniugnay sa katapatan ng pusò ni Kapitan Toming ngunit atay lámang ang lumitaw at walâng sikmura.

Sa pagbubuod, ang pamamaraang lapit sa pagkatas ng pagkatao ay sa pamamagitan ng mga dalumat ng pagkatao, *i.e.* ang ibá't ibáng mga bahagi ng katawan ng tao—binigyang-ngalan ng tao at nagluluwal ng talinghaga.

Sa paggamit ng Tambálang Lapit, nakítang hindî lapat na lapat ang eskema sa penomeno ng pagkataong Tagalog/Filipino sa *La India Elegante.* Maaaring ang isang dahilan ay napakaikli nitó kung kayâ limitado ang saklaw. Isa pa, ang lapit ay

isa lámang euristikong paraan upang makapaghain ng isang larawan ng pagkatao, kaisipan, at kalinangang Filipino; sinikap na isapraktika na hindî teorya ang magdikta ng pananaliksik kundî ang mga datos. Ang Tambálang Lapit ay nagtakda lámang ng mga bahagi ng katawan sa loob at sa labas na naobserbahang nagluluwal ng mga metaporang naglalarawan ng pagkatao.

Ang Tambálang Lapit ay isang dulog upang makapagtampok ng larawan ng pagkatao batay sa umiiral na wika at kultura. Nakíta sa pagsusurì kung paanong ginamit ni Balagtas—sa pamamagitan ng *La India Elegante*—ang mga bahagi ng katawan na kababasahan ng pagkataong Filipino katulad ng inilahad sa pagsusurì at kinahinatnan ng pag-aaral.

Sa pag-aaral, nanalig ang mananaliksik na makapagbubukas ng mga bintana at pinto ang Tambálang Lapit. Walâ pang maituturing na buong pananaw sa pagkataong Filipino. Tiningnan ang Filipino sa pira-pirasong salaming iniharap sa kaniya ng mga banyagang mananaliksik at napatampok ang mga konsepto tulad ng hiya, utang-na-loob, SIR o *smooth interpersonal relationship,* o pakikisáma. Nang lumaon nakíta ang kolonyal na Filipino at ang kaniyang mga mapagpalayang katangian at halagahin. Ang Tambálang Lapit ay ipinapalagay na nag-aambag sa pagpapalinaw sa pagkataong Filipino, mula sa Filipinong pananaw, na mahalaga sa pagbubuo ng pagkakakilanlan ng sambayanan.

Ang pag-aaral ay isa lámang maaaring paraan ng pagtingin at pagsusurì ng pagkataong Filipino. Ang pananaliksik ay isang hakbang túngo sa pagbibigay-liwanag sa larawan ng pagkataong Filipino na sa mahabang panahon ay nabaon at nalambungan ng mapaminsalang palagay ng mga mananakop na ang pangunahing interes ay panatilihin at patatagin ang kolonyal na kaayusan.

## Mga Talâ

[1] Ang saling ito ayon kina Jose T. Enriquez, Ignacio Manlapaz at A.V.H. Hartendorp ay kauna-unahang salin sa Ingles ng *La India Elegante* (1). Ang manuskrito ay makinilyado. Ito ay ipinagkaloob ng Ford Foundation sa University of the Philippines Library.

[2] Sa katunayan, hanggang Marso 1994 ay may nasaliksik na pagtatanghal ng *Les cloches de Corneville*. Tingnan ang YouTube. Mayroon itong 7,677 views noong pinuntahan ito ng mananaliksik noong 21 Oktubre 2018. Itinanghal ito sa Tourcoing Theater noong 5 at 6 Marso 1994. Ang bidyo ng pagtatanghal ng *operetta* na inakda ni Robert Planquette ay inilathala sa YouTube noong 7 Pebrero 2017.

[3] Ang sumusunod ang kahulugan sa Español na ibinigay ni Serrano Laktaw sa salitng *Tagalog*: *Magsa* El natural de cualquiera de los ocho provincias de: Manila, (ahora Rizal), Bulakán, Bataán, Mindoro, Laguna, Tayabas , Batangas y Cavite. // Idioma tagálog. // fam. Filipino, na. m. y f. … --*Tagalugin*. Verter; traducir en tagálog. // Poner; hablar en tagálog. // Hacer á lo tagálog ó á lo filipino. — *Magsatagálog. Portarse o conducirse á lo tagálog o filipino. —Katagalugan*. Junta de muchos tagálogs ó filipinos. // Sitio ó pueblo de tagálogs.// fam. Filipinas. f. pl. // fam. El pueblo filipino. —*Magtagálog*. Hablar el clásico tagálog. // Portarse á lo tagálog.

[4] Ang kaluluwa ayon sa diksiyonaryo ni Panganiban bukod sa *soul* ay nangangahulugan din ng "spirit; vital principle." Ang mga sinonimo nitó ay "hilagyô (hilalagyô), espíritú, diwà, buhay, siglá." Ang ilang kulturang umusbong mula sa katawagang kaluluwa ay ang mga sumusunod: buong kaluluwa *with all one's soul; soulfully;* kalulwahín v. *to steal (x) during All Soul's Day*. Kaluluwa ng bansa ang sariling wika. *The native language is the soul of the nation*. Mangaluluwa v. (fig.) *to go around serenading homes, simulating souls temporarily released from heaven during the eve of All Saints' Day*. Pangangálulwa n. *act of* mangálulwá. Pangkálulwá adj. *of the soul, for the soul; spiritual*. SYN. espiritwál, panghilagyô. Ukol naman sa pagkatao, narito ang ilan sa mga inilista ni Panganiban: Kalulwáng dalísay. *Pure soul*. Kálulwáng hingpít. Kálulwáng perpékto. *Perfect soul*. Kálulwáng malayà. *Free soul*. Kálulwáng kawawà. *Poor soul*. Kálulwáng maawaín. *Merciful soul*. Kálulwáng malupít. *Cruel soul*. Taong may kálulwá. *Person with a soul. Kindly person. Merciful person*. Cf. taong rasyonál, taong may magandáng-kaloobán, taong maawaín. Taong waláng-kálulwá. *Person without soul. Cruel person*. SYN. Taong malupít. Sibuhanon, Sugbuhanon (Cebuano) kaluha: twin (cf. Tg. Kambál)

[5] Ang tunay na pangalan ni Fray Pedro Baptista, O.S.F. ay Pedro Baptista Blazquez y Blazquez Villacastin, p. 233.

[6] Ayon sa *Nuevo Diccionario Cuyás, Inglés-Español y Español-Inglés de Appleton,* ang kahulugan ng *sainete* ay ang mga sumusunod: (theat.) one-act farce; burlesque; flavor, relish, zest; seasoning, sauce; delicious tidbit; delicacy, anything nice and choice; taste or elegance in dress. Sainetear-to act farces. Sainetero-writer of farces. Sainetesco/ca-comical, burlesque, p. 488. Ang mga sumusunod na libro naman ang nag-uri sa *La India Elegante y el Negrito Amante* na isang "parsa" o *farce: Panitikan ng Pilipinas para sa Kolehiyo*. 1990. Alcomtiser P. Tumangan. National Book Store, p. 34; *Panitikan ng Pilipinas Binagong Edisyon (Sa Filipino at mga Katutubong Wikain)*. 1998. Jose Villa Panganiban, Consuelo T. Panganiban, Genoveva E. Matute, Corazon E. Kabigting. Manila, Philippines: Rex Book Store, p. 75; *Panitikang Pilipino: Unang Aklat: Bago dumating ang mga Kastila hanggang sa himagsikan sa mga Amerikano*. 1972. Gertrudes K. del Rosario-Pineda, p. 12; *Ang Panulaang Tagalog: Kasaysayan, Pagsusuri, Paliwanag*. 1971. Epifanio G. Angeles, Narciso V. Matienzo. Limbagang Pilipino, p. 43; *Wika at Panitikan (Aklat sa Filipino 2 sa Kolehiyo at Pamantasan)*. 1997. Paz M. Belvez, Pat N. Villafuerte, Maria Victoria A. Gugol, Carmelita F. Arceo, Lolita T. Bandril Estrella L. Peña, Crisanto C. Rivera, Ramero B. Royo, Lilia A. Suarez. Quezon City: Rex Book Store, p. 197.

[7] Panayam kay Dr. Prospero R. Covar noong 31 Agosto, 2019 sa kaniyang tahanan. Ayon sa kaniya, ang idea ng bangâ bílang metapora o talinghaga sa pagkatao ay isang palasak na kaalaman sa mga taga-Majayjay. Hábang lumalakí siyá, naririnig niya sa mga kuwento-kuwento ng mga matatanda ang kaalamang ang bangâ ay metapora para sa pagkatao. Ang bangâ ay isang lalagyán na maaaring maglamán ng tubig, palay, o anumang bagay; at ang katawan ng tao naman ay naglalamán ng kaluluwa at budhi, para ngang bangâ.

Noong 1988, dumating sa kaniyang diwà na gamitin ang bangâ bílang metapora ng pagkatao. May loob, labas, at lalim na binubuo ng kaluluwa at budhi. Mayaman ang wikang Tagalog sa mga konsepto ng 'loob.' Halimbawa, utang-na-loob, lakas-loob, tibay-ng-loob, kagandahang-loob, at marami pang ibang salitâng may "loob." Tulad ng nabanggit na, ang katauhang panloob ang tunay na pagkatao at hindî ang katauhang panlabas. (Covar 1998, 13; 23; 52) Sa panitikan, nagamit ang salitâng bangâ sa awit ng Pambansang Alagad ng Sining na si Atang dela Rama. Ang awit ay pinamagatang "Nabasag ang Banga" mula sa *zarzuela* ni Hermogenes Ilagan na "Dalagang Bukid" (1919), musika ni Leon Ignacio. Ang impormasyon ay mula sa website ng 'Tagalog lang." https://www.tagaloglang.com/nabasag-ang-banga-dalagang-bukid-lyrics/. Narito ang refrain ng awit: "Ano ang nangyari, nabasag ang banga, pagka't ang lalaki ay napadupilas, kaya't ang babae lalo pang umiiyak, at ang sinasabi ay siya'y napahamak." May mga pagpapakahulugan na ang metapora ng "nabasag ang banga" ay pagkawala ng pagkadonselya ng babae.

[8] Ayon sa *CCP Encyclopedia of Philippine Art , Vol. VII Philippine Theater,* (Manila: CCP Special Publications Office, 1994), p. 199, noong 1990 ipinalabas ng University of the Philippines Anak-Tibawan ang *La India Elegante* sa Abelardo Hall Auditorium, UP Diliman, Quezon City at sa Philam Life Auditorium sa Maynila. Ang direktor ay si Toytoy Velayo. Ayon kay Ruby Gamboa Alcantara na nagkaloob ng larawan ng pamukha ng programa, iisang tao si Toytoy Velayo at Maria Socorro Velayo. Si Ruby Gamboa-Alcantara at si Anton Juan Jr. ang mga tagapagtatag ng grupong panteatrong Anak-Tibawan. Ang grupo ay nakabase sa College of Arts and Sciences sa University of the Philippines-Manila (*CCP Encyclopedia of Philippine Art* 1994, 417).

[9] Nagpapasalamat kay Prop. Ruby Gamboa-Alcantara na siyáng tulay upang mapasakamay ng mananaliksik ang anunsiyo ng pagtatanghal ng saynete at makahingi ng pahintulot na isáma rito sa artikulo mula kay Toytoy Velayo na direktor ng pagtatanghal. Nakausap sa Facebook noong 29, 30, 31 Oktubre at 1, 2 Nobyembre 2018.

[10] Tinalakay ni G. Bienvenido Lumbera ang "dating" sa kaniyang artikulong pinamagatang "*Dating*: Panimulang Muni sa Estetika ng Panitikang Filipino," sa *Writing tha Nation/Pag-akda ng Bansa*. 2000, University of the Philippines Press, 210–224. Niláyon ni Lumbera na "saliksikin at suriin ang ilang kaisipang magagamit na batayan sa pagbubuo ng kritisismong akma sa mga akdang likhâ ng mga Filipino sa konteksto ng aktuwal na mga kondisyon sa lipunang Filipino." Ang datíng ay nangangahulugan ng "kaganapan ng paglalakbay mula sa pinanggalingan tungo sa pupuntahan." Sa impormal na pag-uusap, ginagamit ang salitang-ugat na datíng "upang tukuyin ang impresyong iniiwan sa isang tao ng pagmumukha, bihis, pananalita at kilos ng isang indibidwal." Ang ibinigay niyang halimbawa ay, "'suplada ang dating ng kaibigan mo' na ang batayan ng pahayag ay mga larawan at tunog ng mga kongkretong bagay na pumapasok sa kamalayan ng nagsasalita sa pamamagitan ng paningin at pandinig." Sa pagharap sa likhâng-sining, ayon sa kaniya, gayundin ang paraan ng pagpasok sa kamalayan ng *audience* ng isang pintura, at ibá pang likhâng-sining. Ang audience ang destinasyon, ang kaganapan ng pagsapit o pagdating ng likhâ. Ang tugon sa pagdating ng likha ay ang pagbibitiw ng audience ng pahayag ng pagkatuwa, pagkasiya, pagkasuya o paghanga. Ang ugnayang ito ng audience at ng likhâng-sining ayon kay Lumbera ang simula ng paglilinaw sa estetika ng nasabing likhâ (212).

[11] Ang unang numero sa loob ng panaklong ay ang páhiná na matatagpuan ang sipì mula sa teksto ng *La India Elegante.* Ang susunod na bílang ay tumutukoy sa saknong sa isang páhiná. Ang numerong sumusunod pagkatapos ng tuldok ay ang bílang ng taludtod sa loob ng saknong na nirerepresenta ng naunang numero bago ng tuldok. Kung kayâ ang sumusunod na (163, saknong 4.2) ay nangangahulugan ng páhiná 163, saknong apat (4) sa páhiná, taludtod bílang dalawa sa naturang saknong.

[12] Hinanap sa diksiyonaryo nina Noceda at Sanlucar, Pedro Serrano Laktaw, *UP Diksiyonaryong Filipino (UPDF)* subalit hindî nakíta ang salitâng "pukyan." Ganitó ang pagsasalin nina Enriquez ng saknong na ito ng "La Filipina Elegante y el Negrito Amante": "You owe a whole lot (counting on his fingers) – eight cavans of corn, seven chupas of rice, nineteen rolls of tobacco, three knives, one spear, five baras of G-string, six lengths of brass wire, and seven strings of beads" (3). Ang "cavan" ay súkat na katumbas ng 75 na quart o ikaapat na bahagi ng galon (Cuyás 1972, 107; English 2004, 812). Sa *UPDF* na pinamatnugutan ni Almario, ang kaban ay "kabuoang bigat na 25 salop o 75 litro at katumbas ng isang sako." Ang chupa (tsupa) naman ay panukat ng mga butil gaya ng bigas, mais, munggo. Kasingkahulugan ito ng "gátang" na ang katumbas ay isang kawalo (1/8) ng isang ganta o salop (*Diksyunaryo ng Wikang*

*Filipino o DWF)* 1989, 891; Santos 1978, 551). Ang gátang ay "takalan ng bigas, at iba pang butil na karaniwang yari sa lata ng gatas o biyas ng kawayan" (*UPDF* 2010, 391). Ang "salop" naman ay "takalan ng bigas, asin, atbp. na naglalaman ng walong gatang" (*DWF* 1989, 783). Ang "baras" (*varas, vara*) ay panukat (Serrano Laktaw 1889 sa 1965 na edisyon, 603).

[13] Sa *UP Diksiyonaryong Filipino,* ang salitâng "sabukot" ay nangangahulugan na: (a) sa Zoology, ilahas na ibon (genus *Centropus* ) may tungkos na balahibo sa tuktok ng ulo, mahabà ang buntot, at lungtiang itim ang pakpak; at (b) buhok na walang kaayusan.

[14] Ang kasingkahulugan ng kumón ay kasilyas, kubeta, palikuran, mula sa Español na *común* (Santos 1978, 416). Sa Lucban, Quezon, may dalawáng uri ng kanal sa magkabiláng gilid ng kalsada: isang bambang na malinis ang tubig at puwedeng paghugasan ng kamay at paghulihan ng maliliit na isda na kung tawagin ay "renbo" (rainbow) noong mga taóng 1960; ang kabilâng bambang sa kabilâng gilid ng kalsada ay tinatawag na "bambang-kumon" na daluyan ng dumi mula sa mga palikuran.

[15] Pukyutan

[16] Sa pananampalatayang Katoliko, ang tao ay itinuturing na makasalanan bunga ng pagsuway ni Eba sa utos ng Diyos ayon sa salaysay sa aklat ng Genesis sa Bibliya, kung kayâ kinakailangang ipadalá ang anak ng Diyos na si Hesukristo upang tubusin ang kasalanan ng sanlibutan. May moral na dimensiyon ang gámit ng salitâng budhi sa kasalukuyang panahon (2019). Nang-uukilkil ang budhi kung may nagawang malî o inmoral ang isang tao. Ito ang nagsasabi kung masamâ o mabuti ang ginawa. At kung masamâ, isa itong kasalanan at paglabag sa batas na dibino. Tulad ng pagtalakay at pagbibigay-kahulugan sa salitâng budhi sa unahán ng pag-aaral na ito sa seksiyong pagbibigay-kahulugan,ang kahulugan ng budhi ay walâng kaugnayan sa pagkakaroon ng kasalanan o pagkakasála. Walâng konsepto ng orihinal na kasalanan sa katutubong pananampalataya. Ang salitâng-ugat ng kasalanan ay "sála"—na maaring ang ibig sabihin ay *misplaced; not correct* "sala sa init, sala sa lamig"; "sumala sa oras ng pagkain" (*missed a meal*) sa Lucban, Quezon—ang ekspresyon na "Ay sala!"—ang ibig sabihin ay "It's a mistake!" Sa hukuman, ginagamit ang salitâng "sála" sa pangungusap na, "Siya ang may sala" na ang ibig sabihin ay "he/she is guilty." Ginagamit din itong salitâ sa ekspresyon na, "Sinong may kasalanan?" *Whose fault is it?*

Bago dumating ang mga Español, walâng konsepto ng *original sin* na nagmula sa pagsuway ni Eba sa utos ng Diyos na huwag kainin ang mansanas na bunga ng punò ng karunungan.

Sa pagpapataw ng pananampalatayang Katoliko, o katolisismo, humanap ang mga Español fraile ng mga katutubong salitâng magagamit upang maglamán ng mga Kristiyanong konsepto tulad ng "sin" (pecado), "katubusan-redemption," kaluluwa-soul. Pero sa katutubo, ang kaluluwa tulad ng talakay ni Abrera ay nangangahulugan ng enerhiya para gawin ang isang bagay—bolisyon kung kayâ naniniwala silá sa limang (5) kaluluwa na nása kaliwa't kanan na pulsuhan, mga paa, at sa bumbunan. Ang ibig sabihin ng kaluluwa tulad ng mahihinuha sa *Tesauro* ni Panganiban at sa mga nabanggit na etnograpikong batis, ang kaluluwa ay nakakalag, o dalawa. Ginamit ito ng mga Español para sa *alma* o *soul*. At iniugnay sa "mapuputing kaluluwa" kung mabuti ang budhi o "halang ang kaluluwa" kung makasalanan. Kapag maitim ang kaluluwa, napupunta sa impiyerno ang kaluluwa na pinaniniwalaang panloob na bahagi ng katawan ng tao.

## Mga Sanggunian

Adams, Kimberly, A.A.Waskito. 2007. *Student Pocket Dictionary, Inggris-Indonesia Indonesia-Inggris.* Jakarta.

Alejo, Albert E. S.J. 1990. *Tao Po! Tuloy! Isang Landas ng Pag-unawa sa Loob ng Tao.* Lunsod ng Quezon: Office of Research and Publications, Ateneo de Manila University.

Angeles, Epifania G., Narciso V. Matienzo. 1971. *Ang Panulaang Tagalog:kasaysayan, pagsusuri, paliwanag.* San Juan Rizal: Limbagang Pilipino. https://books.google.com/books?hl=fil&id=N-IPAQAAIAAJ&dq=Ang+Panulaang+Tagalog%3Akasaysayan%2C+pagsusuri%2C+paliwanag.+Limbagang+Pilipino.&focus=searchwithinvolume&q=+parsa.

Baltazar, Francisco. n.d.. *The Elegant Filipina and the Amorous Negrito: A Farce in One Act. La India Elegante y el Negrito Amante.* Isinalin mula sa bersong Tagalog nina Jose T. Enriquez, Ignacio Manlapaz, at A.V.H. Hartendorp.

Baptista, Pedro, O.S.F. "OPINION OF THE FRANCISCANS." Násа *Documents of 1592, Opinions of the religious communities on the war with the Zambales. Juan de Valderrama, and others; January 19-20* ng Blair and Robertson.

Baula, Enrique. 2017. "LOOK: First Aeta graduate from UP Manila receives diploma in traditional 'bahag'," The Summit Express. https://www.thesummitexpress.com/2017/06/first-aeta-up-manila-graduate-norman-king.html

Belvez Paz M., Pat N., Maria Victoria A. Gugol, Carmelita F. Arceo, Lolita T. Bandril, Estrella L. Peña, Crisanto C. Rivera, Ramero B. Royo, Lilia A. Suarez. 1997. *Wika at Panitikan (Aklat sa Filipino 2 sa Kolehiyo at Pamantasan.* Quezon City: Rex Book Store. https://books.google.com/books?id=ywc19DGUhLAC&pg=PP1&dq=Wika+at+Panitikan,+Belvez&hl=fil&sa=X&ved=0ahUKEwji-uzzu8PdAhVL7lQKHfGhBLkQ6wEIJzAA#v=onepage&q=La%20India%20Elegante&f=false.

Benitez, Conrado. 1969. *Philippine Progress Prior to 1898*. Manila: Filipiniana Book Guild.

Blair, Emma Helen and James Alexander Robertson, eds. 1973. *The Philippine Islands 1493-1898.* With historical introduction and additional notes by Edward Gaylord Bourne. A.H. Clark: Cleveland, Ohio, 1903. Reprint: Mandaluyong, Rizal: Cachos Hermanos, Inc.. Unang inilimbag ito noong 1903–1909.

Buzeta, Manuel. O.S.A. 1850. *Diccionario-Estadistico-Historico de las Islas Filipinas* Tomo 1. 329. https://bibliotecadigital.jcyl.es/en/catalogo_imagenes/grupo.cmd?path=10068484. Digital copy Valladolid: Junta de Castilla y León. Ministry of Culture and Tourism, 2009-2010.

Buzeta, Manuel, O.S.A. 1851. *Diccionário-Estadsítico-Histórico de las Islas Filipinas Tomo I.* Madrid: Imprenta de D. Jose C. de la Peña. https://bibliotecadigital.jcyl.es/en/catalogo_imagenes/grupo.cmd?path=10068485

*Les cloches de Corneville.* n.d. https://en.wikipedia.org/wiki/Les_cloches_de_Corneville#Notes.
Can-can. n.d. https://en.wikipedia.org/wiki/Can-can

Cancan. *Encyclopedia Britannica.* https://www.britannica.com/art/cancan

Castro, Juan de, et. al. 1592. "Opinion of the Dominicans." Nása "OPINION OF THE DOMINICANS" ng *Documents of 1592, Opinions of the religious communities on the war with the Zambales. Juan de Valderrama, and others; January 19-20* ng Blair and Robertson, Vol 8.

Covar, Prospero R. 1988a. "Tatlong Sanaysay, Pagkatao at Paniniwala," mimyograf.

———. 1988b. "Mukha," *Tatlong Sanaysay:* Contemporary Art Museum of the Philippines (CAMP) Cultural Center of the Philippines.

———. 1991. "Pilipinolohiya," *Pilipinolohiya, Kasaysayan, Pilosopiya at Pananaliksik.* Inedit nina Violeta V. Bautista at Rogelia Pe-Pua. Maynila: Kalikasan Press.

———. 1998. "Kaalamang Bayang Dalumat ng Pagkataong Pilipino," *Larangan, Seminal Essays on Philippine Culture.* National Commission for Culture and the Arts. Maynila: Sampaguita Press, Inc. 9–13.

*CCP Encyclopedia of Philippine Art Vol. VII Philippine Theater.* Nicanor G. Tiongson, editor-in-chief. 1994. Manila: Cultural Center of the Philippines, 199.

Cruz, Hermenegildo. 1906. *Kun Sino ang Kumatha ng "Florante," Kasaysayan ng Buhay ni Francisco Baltazar at Pag-uulat nang Kaniyang Karununga't Kadakilaan.* Maynila: Librería Filatélico.

Cuyás, Arturo. 1972. *Nuevo Diccionario Cuyás, Inglés-Español y Español-Inglés de Appleton,* Englewoods Cliff, New Jersey: Prentice Hall. 436.

Del Rosario-Pineda, Gertrudes K., Tomas C. Ongoco. 1972. *Panitikang Pilipino: Unang Aklat: bago dumating ang mga Español hanggang sa himagsikan sa mga Americano.* Quezon City: Manlapaz Publishing Company. https://books.google.com/books?hl=tl&id=cyK5AAAAIAAJ & focus=searchwithinvolume&q=parsa

*Diksyunaryo ng Wikang Filipino.* 1989. Linangan ng mga Wika sa Filipinas, Instructional Materials Corporation, Kagawaran ng Edukasyon, Kultura at Isports, National Bookstore, Inc. Lathala sa Ika-200 Taon ni Balagtas.

Douglas, Mary. 1970. *Natural Symbols, Exploration in Cosmology.* New York, U.S.A.: Pantheonn Books, A Division of Random House.

*Filipinos in History Volume I.* 1989. Ermita, Manila: National Historical Institue. Regino P. Paular, Supervising History Researcher, Belen D. Bautista, Publication Officer.

*Filipinos in History Volume II.* 1990. Ermita, Manila: National Historical Institue. Regino P. Paular, Acting Chief, Research and Publications Division, Carminda R. Arevalo, Publication Officer.

English, Leo James. 2004. Mandaluyong City: National Book Store. ©1977.

Garvan, John M. 1963. *The Negritos of the Philippines.* Horn-Wien: Verlag Ferdinand Berger.

Giraudier, Baltasar, C.W. Andrews. 1859. *India Elegante C.W. Andrews dib; B. Giraudier lit.* Manila: Lit.ª de Ramirez y Giraudier. Biblioteca Digital Hispánica, Biblioteca Nacional de España. http://bdh.bne.es/bnesearch/detalle/bdh0000188372.

Gonzales, Lydia Fer, Ludivina Crescini-Marin, Ligaya Tiamson Rubin, mga ed. 1982. “La India Elegante y el Negrito Amante ni Francisco Balagtas,” *Panitikan sa Pilipino.* Quezon City: Rex Book Store. 345–359.

Hartsock, Nancy. 1990. “Rethinking Modernism: Minority vs. Majority.” In *Theories: The Nature and Context of Minority Discourse.* Inedit nina Abdul R. Jan Mohamed at David Lloyd. Oxford: Oxford University Press. 22–23.

Hulme, Peter. 1986. *Colonial Encounters: Europe and the Native Caribbean, 1492-1797*. New York: Methuen.

———. 1985. “Polytropic Man: Tropes of Sexuality and Mobility in Early Colonial Discourse.” *Europe and Its Others.* Ed. Francis Barker et al. Colchester: U of Essex, 17–32**.**

Izon, Rod. 2018. “Idineklara ni Pangulong Duterte ang Abril 2 bilang special non-working day sa Bataan.” https://news.abs-cbn.com/news/03/28/18/to-celebrate-balagtas-birthday-april-2-declared-special-non-working-day-in-bataan

Jesus, Luis de and Diego de Santa Theresa, O.S.A. “Recollect missions, 1646-60,” (Recollect); [compiled from their works] in “DOCUMENTS OF 1660-1666” in Blair and Robertson, Vol. 36.

Jurilla, Patricia May B. “”Florante at Laura” and the History of the Filipino Book.” *Book History* 8 (2005): 131–196. http://www.jstor.org/stable/30227375.

La India Elegante y el Negrito Amante Marathon, Cultural Center of the Philippines. http://www.performatura.com/day-1/la-india-elegante-y-el-negrito-amante-marathon/.

Le Roy, James Alfred. 1914. “Awakening to Modern Life, Economic and Political,” *The Americans in the Philippines, a history of the conquest and first years of occupation with an introductory account of the Spanish rule. With an Introduction by William Howard Taft.* Boston and New York: Houghton Mifflin Company.

“List of National Artists of the Philippines.” *Official Gazette*. https://www.officialgazette.gov.ph/lists/national-artists-of-the-philippines/.

Lorenzo-Abrera, Ma. Bernadette G. 1992. “Ang Numismatika ng Anting-Anting, Panimulang Paghawan ng Isang Landas Tungo sa Pag-unawa ng Kasaysayan at Kalinangang Pilipino.” Inilathala ng Bahay Saliksikan ng Pilipinolohiyang Simulain (BSPS) para sa Bahay Saliksikan ng Kasaysayan (BAKAS), Programang Kaalamang Bayan, Tanggapan ng Dekano, Dalubhasaan ng Agham Panlipunan at Pilosopiya (DAPP), Unibersidad ng Pilipinas.

Lucio y Bustamante, Miguel, 1842–1893. 1885. *Si Tandang Basio Macunat.* Manila: Imp. De Amigos del Pais, Calle de Anda, Num 1. Released 4 June 2005 [Ebook #15981] Project Gutenberg. http://www.gutenberg.org/ebooks/15981

Lumbera, Bienvenido**.** 1986. “The Consolidation of Tradition (1800-1882),” *Tagalog Poetry 1570-1898, Traditions and Influences in Its Development.* Manila: Ateneo de Manila University Press. 83–89, 103.

———. 2000. “*Dating”*: Panimulang Muni sa Estetika ng Panitikang Filipino,” *Writing the Nation/Pag-akda ng Bansa.* University of the Philippines Press.

———, Cynthia Nograles Lumbera. 2005. *Philippine Literature, A History and Anthology, English Edition.* Pasig City, Philippines: Anvil Publishing, Inc.

Medina, Isagani R. 1991. “Balik Tanaw, Pagninilay sa Mahal na Araw ukol sa Dalamhati, Luwalhati at Ginhawa sa Mahal na Pasion ni Jesu Christo ng 1760.” Násа *Daluyan.* Diliman, Lungsod Quezon: Publikasyon ng Sentro ng Wikang Filipino, Unibersidad ng Filipinas-Sistema.

Mentrida, Alonso de. 1841. *Diccionario de la Lengua Bisaya, Hiligueina y Haraya de la Isla de Panay.* Manila: Imprenta de D. Manuel y de D. Felis Dayot, Por D. Tomas Oliva.

Noceda, Juan de y Pedro de Sanlucar. 1860. *Vocabulario de la Lengua Tagala.* Manila: Imprenta de Ramirez y Giraudier.

———. 1860. *Vocabulario de la Lengua Tagala.* Manila: Imprenta de Ramirez y Giraudier. Virgilio Almario, Elvin R. Ebreo, Anna Maria M. Yglopaz, mga editor. 2013. *Vocabulario de la Lengua Tagala nina P. Juan de Noceda at P. Pedro de Sanlucar.* Maynila: Komisyon sa Wikang Filipino.

Ordoñez, Sedfrey A. 1989. "Sa Babasa." Násа *200 Taon ni Balagtas, Mga Bagong Pagtanaw at Pagsusuri,* inedit ni Soledad S. Reyes, 4. Quezon City: Balagtas Bicentennial Commission.

Orion, Bataan. n.d. https://en.wikipedia.org/wiki/Orion,_Bataan.

Pambid, Nenita D. 1996. "Ang Pagkataong Tagalog/Pilipino sa mga Akda ni Francisco Baltazar at sa *Diccionario Tagalog-Hispano* ni Pedro Serrano Laktaw. Unang Bahagi. PhD diss., Dalubhasaan ng Agham Panlipunan at Pilosopiya, Unibersidad ng Pilipinas. 173–198; 417–418.

Panganiban, José Villa. 1972. *Diksyunaryo-Tesauro Pilipino-Ingles.* Lungsod Quezon, Pilipinas: Manlapaz Publishing Company.

———. 1995. *Panitikan ng Pilipinas Binagong Edisyon, sa Filipino at mga katutubong wikain.* Manila, Philippines: Rex Book Store. https://books.google.com/books?id=PPGiIU34k0EC&pg=PR1&dq=panitikan+ng+Filipinas+Binagong+Edisyon+sa+Filipino+at+katutubong+wikain&hl=fil&sa=X&ved=0ahUKEwju2JC9vsPdAhXmg1QKHZdgBA8Q6wEIKTAA#v=onepage&q=La%20India%20Elegante%2C%20parsa&f=false.

Planquette, Robert. 1877. *Les Chloches de Corneville*. *https://www.youtube.com/watch?v=yNdcXow6f0o.*

Plauchut, Edmond. 1869. "L'Archipel des Philippines," *Revue des deux Mondes,* Vol. 81 sa Blair and Robertson, Vol. 37, talâ 67 (1973 Reprint).

Quirino, Carlos. 1964. "Preface." Sa *Apolinario Mabini's Hand-written Version of Francisco Baltasar's "Florante at Laura."* Isinalin sa Ingles ni Tarrosa Subido. Manila: Bureau of Printing: National Heroes Commission, Mabini Centenary Series Vol. 1. v, viii.

Reyes, Raquel A.G. 2008. *Love, Passion and Patriotism, Sexuality and the Philippine Propaganda Movement, 1882-1892.* Singapore: NUS Press; Seattle: in association with University of Washington Press.

Rizal, Jose. *Noli Me Tangere* (1887). 1998. Isinalin ni Virgilio S. Almario. Filipinas: Adarna House.

———. *El Filibusterismo* (1891). 1999. Isinalin ni Virgilio S. Almario. Filipinas: Adarna House.

"Robert Planquette." n.d. Inakses 19 Oktubre 2018. https://www.britannica.com/biography/Robert-Planquette#ref946879

Saleeby, Najeeb M. 1908. Manila: Bureau of Public Printing. https://www.gutenberg.org/files/41771/41771-h/41771-h.htm#ch3.4.7 The History of Sulu. Reprint 2013. Prabhat Prakshan.

Salazar, Zeus. 1977. "Ang Kamalayan at Kaluluwa: Isang Paglilinaw ng Ilang Konsepto sa Kinagisnang Sikolohiya," *Ulat ng Ikalawang Pambansang Kumperensiya sa Sikolohiyang Pilipino sa Pambansang Kamulatan.* Patnugot, Lilia F. Antonio, Laura L. Samson, Esther S. Reyes, Ma. Elena A. Paguio. Lunsod Quezon: Pambansang Samahan sa Sikolohiyang Pilipino. 131–141.

———. 1991. "Ang Pantayong Pananaw Bilang Diskursong Pangkabihasnan," *Pilipinolohiya, Kasaysayan, Pilosopiya, at Pananaliksik.* Inedit nina Bautista, Violeta V. at Rogelia Pe-Pua. Maynila: Dalubhasaan ng Agham Panlipunan at Pilosopiya, U.P., Diliman, Lunsod Quezon ng Kalikasan Press.

San Juan, Jr., Epifanio. 2016. "Paghahanap at Pagtuklas sa Panitik ni Cirio Panganiban," *Malay.* De La Salle University. https://ejournals.ph/article.php?id=9871.

Santos, Vito C. 1978. *First Vicassan's Pilipino-English Dictionary.* Caloocan City, Philippines: National Book Store, Inc.

Serrano Laktaw, Pedro. 1889. *Diccionario Hispano-Tagalog*. *Primera Parte.* Manila: Estab. Tipográfico "La Opinion" á cargo de G. Bautista; 1965. Madrid: Ediciones Cultura Hispanica.

———. 1914. *Diccionario Tagalog- Hispano II/.1 A-L.* Manila, Islas Filipinas: Imp. Y Lit. de Santos y Bernal; 1965. Madrid: Ediciones Cultura Hispanica.

———. 1914. *Diccionario Tagalog- Hispano II/.2 M-Y.* Manila, Islas Filipinas: Imp. Y Lit. de Santos y Bernal; 1965. Madrid: Ediciones Cultura Hispanica.

Tiongson, Nicanor. 1999. *Philippine Theatre History and Anthology 2: Komedya.* Diliman, Lungsod Quezon: University of the Philippines Press.

Tumangan P. Alcomtiser. 1990. *Panitikan ng Pilipinas para sa Kolehiyo.* 1990. Manila: National Book Store. https://books.google.com/books?hl=-fil&id=aassAAAAIAAJ&focus=searchwithinvolume&q=La+India+El-egante

*UP Diksiyonaryong Filipino; Binagong Edisyon.* Virgilio Almario, Punong Patnugot. 2010. Sentro ng Wikang Filipino-Diliman, Anvil Publishing.

*Webster's New World Dictionary Third College Edition,* Victoria Neufeldt, Editor-in-chief; David B. Guralnik, Editor-in-chief Emeritus. 1988. New York: Webster's New World, Simon and Schuster, Inc., 563.

# ILANG HIMAGSIK NG ILUSTRADA SA *DEAD BALAGTAS*

Arbeen R. Acuña

**ABSTRAK**

Sa gabay ng sanaysay ni Lope K. Santos na "Apat na Himagsik ni Francisco Balagtas," sisikapin ng papel na talakayin ang mga tampok na tema ng webkomix ni Emiliana Kampilan na *Dead Balagtas.* Sa imahen-tekstong ito, tulad ng *Florante at Laura*, ay maaari ring makita ang pakutyang pagtuligsa kontra sa sumusunod: malupit na pamahalaan, hidwaang pampananampalataya, maling kaugalian, at mababang uri ng panitikan. Mula rito, tulad ng pagkaabante para sa kaniyang panahon ng pinagpugayang makata, susubukang ilarawan ng artikulo kung gaano kaabante ang *Dead Balagtas* kompara sa pangkalahatang tema ng mga komix strip sa kasalukuyan* at kung paano ito nakapag-aambag sa pag-angat ng anyo at ng paksaing maaaring lamanin ng isang popular na midyum na minsang naging pangmasa—pero ngayo'y tila para sa gitnang-uri at sa may sapat na panahong magbasá at magmuni. Maaalála rin sa paglalagay ni Kampilan ng caption sa kaniyang komix strip ang pakikipag-usap ng may-akda sa mambabasa na hindi nalalayo sa "Sa Babasa Nito," habilin ni Balagtas sa *Florante at Laura*—na nagpapahiwatig na mas mabibigyang-kabuluhan ang akda sa tulong ng matiyagang mambabasá.

*Mga susing salitâ: komiks, kulturang popular, ilustrado, Balagtas, Rizal*

**Ang pinatutungkulang mga "ngayon" dito ay taong 2017-2018, kung kailan isinulat, nirebisa, at puspusang pinroseso ang artikulo; ang sumusunod na mga pagbabago ay pagkikinis na lamang.*

## Introduksiyon

Sa dinami-rami ng komix[1] sa kasalukuyan, bukod-tangi ang webkomix[2] na *Dead Balagtas* (2013–kasalukuyan) ni Emiliana Kampilan (sagisag-panulat ng anonimong awtor) bunsod ng maraming dahilan. Sa pamagat pa lang at avatar[3] ng awtor, mayroon na itong sinasaklaw na mambabasáng makadaranas ng ibá't ibáng rehistro depende sa kani-kaniláng antas ng kaalaman at kamalayan. Sa ngayon, sa Facebook page ng komix, bungo na may dahon ng lawrel na nakaipit sa magkabilâng salikmatang (invisible) tainga ang avatar nitóng nakasuot ng barong; tapat ang imahen sa pamagat na *Dead Balagtas*, kayâ makahahatak kaagad ng karamihan ng mga nagdaan o nagdaraan sa obligatoryong babasahín sa hay-iskul—ang *Florante at Laura*.

Samantála, dati, noong mayroon pang Facebook account ang awtor nitó, babaeng nakasaklob ng bayóng ang avatar—na siyá ring pakanâ, pakulo, o espektakulo ng awtor ng komix tuwing personal siyáng pumupunta sa mga komix convention o komikon. May ipinapahiwatig kaagad ang ganitóng hámon sa mambabasá. Sa mga walâng-málay, panlibáng o pang-aliw lang na nakasuot ng bayóng ang awtor na nagpapakilála bílang Lia Kampilan. Ngunit sa mga palabasá ng kasaysayan, may kakatwang pagdududa at katawa-tawang bagabag na mahirap maipaliwanag dahil alam niláng hindî dapat pagkatiwalaan ang sinumang nagtatanghal bílang Makapili: ang mga nagkanulo sa mga gerilya noong okupasyong Hapón. Kung gayon, naaabót ni Kampilan ang mga gusto lámang matawa upang maaliw, at nakakausap niya rin ang mga nais ngumisi, mag-isip, at magbalik-kasaysayan.

Ayon sa komikera, [4] ganoon ang pamagat ng komix dahil: 1) bándang Dead Kennedys ang pinakikinggan niya noong sinisimulan ang webkomix; at 2) nagpupugay siyá sa subersiyon ni Balagtas sa awit na inuugnayan niya ng kaniyang apat na himagsik na makikíta rin sa *Dead Balagtas*. Ikinompara ni Kampilan ang kaniyang mga gawa sa mga obra ni Balagtas.[5]

Mula rito, sisikapin ng mananaliksik na sundan ang format o anyo ng sanaysay[6] ni Lope K. Santos (1988) upang ipakíta ang pagkakapareho at pagkakaibá ng pamamaraan ni Kampilan at Balagtas—may potensiyal na mahabàng henealohiya mula sa unang nakaugat sa hulí. Madalas ituring si Balagtas bílang proto-ilustrado ("panganay" o "precursor" nina Rizal at Bonifacio [Santos 1988, 68; Agoncillo 1988, 207]), samantálang maaaring tangkilikin si Kampilan bílang kontemporaneong ilustradang may interesanteng pamamaraan upang magmulat ng mamamayan. Hindî malayòng kay Balagtas nagbukal ang lahat dahil bitbit ni Rizal ang *Florante* sa Europa (Mojares 2006, 409; Agoncillo 1988, 206; Sevilla 1997, 2), kabesado ito ni Mabini at isinulat-kamay nang pakutya siyang hamúnin ng kapitáng Kano na magbigay ng piyesa ng pinakamagaling na makatàng Filipino (Lumbera 1986, 92; Sevilla 1997, 3), at malinaw na tinangkilik ito ni Kampilan.

## Bakit Isinulat Ito

Hindî naman siguro kalabisan sabihing may kakulangan sa aralíng komix o *comics studies* sa Filipinas—o bakâ nga hindî pa ito ganap na larangan ng pag-aaral. Tulad ng awit at korido, popular na anyo ang komiks[7] kayâ hindî ito gaanong pinapansin ng mga násа toreng garing dati. Napalitan ang pangunahing ideolohikal na aparato ng estado (o ISA, sa pakahulugan ni Althusser 1971) ng pamahalaáng kolonyal, mula sa simbahan noong panahon ng mga Español túngong paaralan sa panahon ng mga Americano. Bunsod nitó ang naging mababàng pagtingin sa komiks dahil sagka ito sa pagbabasá ng totoong aklat, abála sa edukasyon, tapagtaguyod ng "*illiteracy*," "*devil in a new attire*" para sa ilang iskolar, basura, bakya, at kabalbalan (tinalakay sa Jurilla 2008, 128–129); pero hindî nagtagal, tinangkilik din ang pakinabang nitó bílang "salamin ng búhay" ng masang Filipino. Imbes na pagtakas lang sa realidad, nabigyang-tinig daw nitó ang protesta at subersiyon (Reyes 2005, 3–16; 160–169). Gagamitin din ito ng mga politiko tulad ni Marcos upang kathain ang mito ng daláng kaunlaran ng pamamahala niya at ng batas militar (Lent 2009, 85). Pero hindî lang mga reaksiyonaryo ang makagagamit nitó dahil sa pamamagitan din ng komiks, mas madalîng maipalalaganap ang mga ideang rebolusyonaryo,[8] at sa progresibong komix ni Kampilan matutunghayan ang katatawanang kritikal ("*critical comedy*") na may diwàng **pusong**. Sa "pamumusong" o "diwa ng mapaglarong panunuligsa o espiritu ng karnibalisasyon" (Tiongson 2001, 305), ang namumusong ay kadalasang nása mababàng saray ng lipunan na deskarte lang ang puhunan dahil walâ itong ibáng aktuwal o simbolikong kapital (325); ang pagiging tíla etsapuwera o marhinado ng mga anyong popular ang nagiging lakas nitó, dahil nga hindî ito tinitingnang banta, hindî kinokonsidera bílang kontra-hegemonya ng mga may kapangyarihan.

Dalawahang-talim, tulad ng maraming bagay, ang pagsulat ng sanaysay na ito. Maaaring mailagay sa alanganin ang anonimong si Kampilan, pero mukhang sapat naman ang kaniyang ingat sa pagkukubli ng kaniyang identidad. Maaari ding lumaganap ang lalim ng pinaghuhugutang hindî kasimbabaw ng nauuso ngayong mga "hugot," dahil makikitahan ng kasiningan at pagkakritikal itong palabas ni Kampilan sa mga panel ng komix niya. May Facebook page,[9] Wordpress blog,[10] at Tumblr[11] si Kampilan, at maaaring nagkakaibá ang piyesang inilalabas niya sa mga lunsárang ito; sa lulang Tumblr ang pokus ng papel na ito dahil mas madalîng matiyak ang petsa ng pagkakalathala kahit papaano at madalas na dito unang inilalabas ang bagong komix. Ang mga babanggiting pamagat ng partikular na mga *strip* ay mula sa mismong image file nitó, o kayâ'y sa caption ng blog entry; idaragdag din ang petsa kung kailan ipinaskil sa Tumblr para sa dokumentasyon. Sa ilang pagkakataóng sa Wordpress humihiram ng pamagat, mamarkahan ito ng asterisk <*>. Bago tutúkan ang kategorisasyon sa mga tipo ng himagsik, mainam kilalánin muna ang ipinapalagay na ilustrada.

**Kampilan at Balagtas**

Tulad ng *Florante at Laura*, naunang sumikat ang *Dead Balagtas* bago pa maging kilalá ang awtor: tulâ muna bago ang makatà, komix muna bago ang komikera (noong una, tatlo ang kunwarìng nagsasalítan at/o nagtutulungan sa pagsusulat at pagguhit ng *Dead Balagtas*: sina Lorenza, Vernice, at Emiliana; nagpasiya ang "kolektibo" na "Emiliana Kampilan" ang magiging *byline* niya/nila). Walâng identidad noon ang may-akda ng *Florante* at puro sabi-sabi at haka-haka ang pagkatao nitó hanggang maisulat noong 1906 ni Hermenegildo Cruz ang *Kun Sino ang Kumatha ng 'Florante,'* 44 na taon matapos mamatay si Balagtas noong 1862 (Sevilla 1997, 3-4).

Sa panayam ng mananaliksik kay Kampilan noong 2014, nabanggit ng awtor ang apat na himagsik ni Balagtas na nais niyang lumabas sa kaniyang mga gawa—dahil tulad ng pinagpugayang makatà ng komix, komedya, moro-moro, at ibá pang popular na midyang instrumento ng kolonyalismo ang ginagamit ng makatà/mandudula bílang subersiyon sa naturang mga makapangyarihan ng kaniyang panahon. Kung gáling España at Europa o "Old World" ang pormang kinapapalooban ng subersiyon ni Balagtas, gáling namang America at "New World" ang pormang comics (ginagamit ang "komix" bílang pagsasanib ng lokal na "komiks" at underground na "comix"), partikular ang porma nitóng booklet na bitbit ng mga Kanong G.I. (Roxas & Arevalo 1985, 11).

Mula ang apat na himagsik sa pagbása ni Lope K. Santos sa *Florante* ni Balagtas, na maituturing na "panganay" o "precursor" nina Rizal at Bonifacio (Santos 1988, 68; Agoncillo 1988, 207). Ang kaniyang *Florante* ay tinitingnan bílang "simula ng panitikang nakikisangkot" ng kilusang Repormang pinangunahan ni Rizal na sumulat ng mga nobelang nagpasiklab, diumano, ng Himagsikang Filipino (Melendres-Cruz 1988, 286–287). Ang apat na himagsik na násа *Florante* ay laban sa malupit na pamahalaán, sa hidwaang pampananampalataya, sa malîng kaugalian, at mababàng uri ng panitikan (Santos 1988, 68). Kritika ang *Florante* kontra pamahalaán at relihiyon dahil si Adolfo na kinatawan nitó ang nagpakíta ng kasakiman; sa kabilâ ng mga ito, naipakítang walâ sa relihiyon ang kabutihan at kasamaan dahil ang morong si Flerida ang pumatay sa kontrabidang Adolfo at ang morong si Aladin ang nagligtas sa bidang si Florante—Kristiyano ang protagonista at antagonista. Sa ganitóng pagdaloy ng naratibo, napabubulaanan ang malisyosong pagtinging pinalalaganap noon ng mga Español kontra sa mga Moro (71-73).

Samantála, ilang bahagi ng *Florante* ang tíla naging kasabihan o salawikain, dahil sa paunang mga komentaryo nitó hinggil sa kabutihang-asal na tinalakay ni Santos at malamáng na itinuring na himagsik laban sa masamâng pag-uugali; hinggil sa himagsik sa panitikan, inangat naman talaga ni Balagtas ang kasiningan

ng panulaan—popular ang pormang ginamit pero kritikal ang tema at ang mga usaping nakapaloob, isinentro sa pag-ibig pero isinakonteksto sa lipunang pinamumunuan ng monarkiyang hindî mabuti ang dulot sa mga nasasakupan. Dahil hindî naman gaanong nakasisindak ang midyang "pangmasa," nakaligtas sa sensura ng mga fraile ang *Florante*. Bukod sa nakasulat sa Tagalog na hindî nauunawaan ng maraming Español, "hamak na awit" lang naman itong nakalusot kahit tinutuligsa ang kolonyalismo (Santos 86-87). Dahil awit "lang," maituturing na hindî seryoso at hindî makapagpapasiklab ng diwàng makabayan—o ng liwanag man lang, sa pakahulugang liberal ng "*enlightenment*," ng pagkakritikal sa awtoridad.

Maaaring ganitó rin ang *Dead Balagtas*, komix "lang" naman ito. Ayon mismo sa awtor, katulad ng mga Facebook page, community website, at ibá pang online portal ng "kaalaman" hinggil sa kasaysayan ng Filipinas, ang kaniyang piyesa ay kahanay ng mga nabanggit dahil walâ namang "*claim*" ng awtentisidad dahil komix itong tungkol sa kasaysayan at hindî kasaysayang nása anyong komix o parodya. Pero taliwas sa mga naturang páhináng nagkálat sa internet, naglalagay ng link ng *sources* o *reference list* at anotasyon si Kampilan—hindî gaanong nalalayô, maliban sa halatang agwat sa teknolohiya, sa paglalagay ng mga talababa ni Balagtas sa *Florante*.

Kung palalawigin ang ikaapat na himagsik—laban sa mababàng uri ng panitikan—napapayaman ni Balagtas at ni Kampilan ang kaniláng mga trabaho o katha sa paglapit at paggamit ng mga sangguniang napag-iigiban ng impluwensiya. Ang akses na ito sa balon ng mga impormasyon ang isa sa susing salik sa paggawa ng mga natatanging produktong kultural at/o pampanitikan—tulad ng tulâ at komix. Kung may akses sa kung ano-anong aklat si Kampilan, ganoon din marahil ang makatàng pinagpugayan ng komix niya. Dahil nakatirá at nagtatrabaho si Balagtas sa Tondo na karatig-pook ng Binondo na komunidad ng mga ekspatriyado mula sa Britain, France, America, Greece, at India, nakasasalamuha niya at ni Huseng Sisiw ang mga mandaragat, manlalakbay, at mangangalakal na banyaga kayâ nakakakalap silá ng ipinuslit (*smuggled*) na babasahín. Kayâ naman gayon na lámang ang mga talababa, halimbawa, sa *Florante,* na pumapatungkol sa mga bagay sa ibáng dako (Sevilla 1997, 502-203). Kung 1834 bumunsod ang pandaigdigang pangangalakal at 1835 bumukas ang daungan ng Maynila, kasabay naiangkat sa komersiyo ang Enlightenment ng Rebolusyong Pranses noong 1789 (Quibuyen 1999, 105), panahong papalakas na rin ang estado sibíl laban sa Simbahan, noong Ilustracion (Enlightenment) sa España (Mojares 2006, 406); mukhang una si Balagtas sa mga nakamaksimisa ng mga makasaysayang pangyayari sa ikalabinsiyam na siglo, dahil 1838 ang karaniwang ipinapalagay na unang pagkakalimbag ng *Florante*.

Bunsod marahil ito ng kahingian sa manunulat sa bernakular noong ikalabinsiyam na siglo: maabót ang pinakamalawak na tagapanood sa pamamagitan

ng pagtatanghal at mapatunayan sa mga kolonyalista ang kasanayan sa anyong kolonyal (Lumbera 1997, 11). Sa siglong ito, may ganitóng akses din marahil si Kampilan sa mga impluwensiyang kolonyal na maipamamalas niya tulad ng pagbibigay-paliwanag ni Balagtas gámit ang talababa; nabanggit kaninang nagbibigay-komentaryo rin si Kampilan sa ihinahain niyang komix strip sa pamamagitan ng *caption* sa Facebook at/o sa *body* ng blog post sa Wordpress at Tumblr; kinakausap ang mambabasá. Bukod sa paggamit ng talababa at sa pagbatì at pagkausap sa mambabasá sa simula ng tulâ, itinataas ni Balagtas ang kalidad ng awit at korido sa *Florante* dahil sa pamamagitan ng mga instrumentong ito ng sopistikasyon, nililinaw niya ang kaniyang target audience na mas "literate" kaysa sa tradisyonal na mambabasá. Bagaman lumaganap ang *Florante* bílang libangang itinatanghal hindî lang sa mga bayan kundî sa mga nayon, hinihiling ng tekstong ito na mabasá tulad ng nakalathalang tulâ, kayâ nakatawid ang alegorikong anyo nitó hanggang sa mga intelektuwal ng Kilusang Propaganda (Lumbera 1997, 61; 71–72).

Bagaman may tendensiyang matulad sa kinahinatnan ng panitikan ang komiks dahil kapuwa ito komunal (kundî man pangmasa) noon pero produkto o komoditing binibilí na ngayon, may tugon si Kampilan sa sinasabi ni Art Speigelman na sa paghahangad na maging sining, nagiging anakronismo ang comics at di mawarì kung mainam ba o hindî itong pagbabago ng midyum mula babasahín ng kamangmangan túngong balwarte ng edukado (Rosenkranz 2009, 27)—kumbaga sa Filipinas, mula "bakya" túngong "*class*" (pero sa klimang politikal noong hulíng bahagi ng ikadalawampung siglo, magiging derogatoryo ang "class" at magiging "burges") (Lacaba 1984, 372–373). Mapagsasáma ang mga ito—ang dakila at palasak—upang makapanghamig ng mga kapanalig pero ang integrasyon ng mataas at mababàng sining ay may tendensiya túngo sa kooptasyon sa loob ng "*culture industry*," sa probokasyon nina Adorno at Horkheimer (1976), mga kilaláng kritiko ng kulturang popular, na nagpalagay na ang kinukumpirma lámang ng mga *cartoon* ay ang tagumpay ng katuwirang teknolohiko laban sa katotohanan.

Sa paghámon sa kooptasyon, ang *Florante* noon at *Dead Balagtas* ngayon ay kumakasangkapan sa popular na midya upang mapag-usapan ang mga bagay na may saysay—tulad ng kasaysayan at kritika sa kakapusan nitó na napupunuan ng panitikan. Sa pagpapahayag na batay sa *cuadros historicos* o halaw sa mga eksena sa kasaysayan, nadaragdagan din ang pagiging kapana-panabik ng naratibo ng *Florante*. Bagaman nilinang at pinabuti at tinimpla ni Balagtas ang tulâng ito upang umangkop sa panlása ng mga ilustradong nagpapalagay na masyadong katutubo at "mababà" ang awit, nabigyang-katuwiran ito ng mga pampanitikang teknik na makabuluhan sa pagbuo ng tekstong *Florante* (Lumbera 1988, 116–120; Mojares 2006, 409), ang unang tulâng anti-piyudal (San Juan 1984, 69) na nagsusúma ng daantaong pakikibákang anti-kolonyal ng mga katutubo (4), at abante para sa

panahon nitó dahil may katangiang proto-nasyonalista, urban, at moderno (Rafael 2006, 147).

Sa paglabas ng unang tomo ng *Dead Balagtas* (Anino Comics, 2017), nagtakda ito ng bagong pamantayan.[12] Subalit sapat ang naunang mga komix strip ni Kampilan upang ihanay ang kaniyang mga piyesa sa *Ikabod* ni Nonoy Marcelo, *Pugad Baboy* ni Pol Medina, at marami pang ibá. Mula noon hanggang ngayon ay malinaw na ambag ang *Dead Balagtas* sa komix na maláy sa kasaysayan at kultura, batay sa mga tatalakayin mamayang mga komentaryong panlipunan ng awtor nitó sa kaniyang ginagawang komix—isang bagay na hindî naman karaniwang ginagawa ng mga komikerong ang primaryang layunin ay ang pagkukuwento at paglalarawan ng umaatikabong mga aksiyong kinakasangkapan lámang ang kasaysayan at kultura bílang disenyo o palamuti; kumbaga sa pagsulat ng kuwento, "*local color*" lang ang kasaysayan. Tulad ng *Florante*, ang mga "*conceit*" ng *Dead Balagtas* ay nabibigyang-katuwiran dahil sa masinop na pagkalap ng mga datos mula sa kasaysayan at masinsing pagtransporma nitó bílang panitikan o sining. Pero sa proseso, tulad nga ng nabanggit ni Spiegelman, pag-abante nga ba o pag-atras kung "umangat" o "bumabâ" o labas-masok marahil ang komix sa tinatawag ni Groys (2014) na "arkibong kultural?"

Batay sa ganitóng mga pagkilála at papuri sa *Florante*, mapaniniwalaan na marahil ang sinasabi ni Cruz na henyo si Balagtas (1988, 26), bagaman hindî maikokompara at hindî intensiyon ng naturang mananaysay na iangat ang makatàng hinahangaan ng nobelistang si Rizal (31). Matapos ang sanaysay ni Cruz, sakâ naláman ang identidad ng may-akda ng *Florante* kayâ nagkaroon na ng mga pag-aaral na tumatalakay sa piyesa gámit ang mga detalyeng biyograpikal ng awtor at mga kontekstong historikal. Sa ngayon, hindî pa ito magagawa kay Kampilan dahil bukod sa strip ang kaniyang mga teksto (inaasahan ang sunod pang mga libro--librong komix--matapos ang Tomo 1), walâ rin siyáng aktuwal na pag-iral bílang aktuwal na tao. Bahagi ang pagiging anonimo ng kaniyang proyekto o pagtatanghal pero naipahiwatig niya (sa panayam), kailangang babae ang awtor bílang hakbangin túngo sa representasyon ng babae sa komix at sa proteksiyon ng maaaring apropriyasyon dito.

Sa kabilâ nitó, batay sa tugon ni Kampilan sa panayam noong 2014, tíla magkawangis silá ng loob ni Balagtas sa usapin ng intensiyon. Kay Balagtas, libangan ang *Florante* bílang kapana-panabik na kuwento sa hayág, bagaman sa lihim, nilaláyon ng matalinghangang salamangka ng mga salitâ ng tulâ na umugnay sa "*collective unconscious*" ng mamamayan upang ibunyag ang mga kondisyong sosyo-politikal na kinapapalooban nilá (Sevilla 1997, 574). Sa panayam ng mananaliksik kay Kampilan sinabi niyang ang "kamatayan" ni Balagtas sa pamagat ng komix niya ay pamamaálam sa kasaysayang may iisang bidang bayani, si

Bonifacio, Rizal, Mabini o sino pa man ito na may natatanging basbas ng kung ano. Sa madalîng sabi, implisito ang pagiging kritikal ni Kampilan sa mito ng "henyo" tulad ni Balagtas, kayâ rin marahil ayaw magpakilála ng tunay na awtor sa likod ng nilikhâng persona-awtor na accountable sa paggawa ng komix. Binigyang-diin ni Kampilan ang pangangailangan ng kolektibong pagkilos sa halip na pananalig sa mala-kristong mga indibidwal na tíla mga mesiyas ng mga naaapí at pivot ng kasaysayan.

Mulî, awtor na likhâ ng awtor si Kampilan. Nagkakaroon ng epektong meta dahil karakter din mismo ang komikerang umaakò ng responsabilidad sa pag-akda o mulîng-pag-akda ng mga karakter mula sa kasaysayan na kaniyang inilalagay sa kontemporaneong tagpo. Sa pagpostura bílang Makapili, tíla hinahamon niya ang mambabasá sa pagtukoy kung ano ang biro at kung ano ang hindî. Sa panayam ng mananaliksik kay Kampilan noong 2014, sinabi niyang may "*shock factor*" na intensiyon ang pagsusuot ng bayóng ng "*que horror*" na sinisimbolo ng Makapili lalo at may "*cute*" itong nakangiting mukha, kayâ nadaragdagan ang pagiging nakakikilabot. Pero aminado si Kampilan na maaring hindî na ito ganoon kaepektibo dahil walâ namang katiyakang mauunawaan ng bagong henerasyon ang konsepto ng Makapili. Dagdag pa niya, pinilì niya rin ang bayóng ng Makapili para ikubli ang kaniyang identidad dahil gusto niyang patayin ang sarili sa likhâ niya; hindî niya raw káyang sikmurain ang ginawang kataksilan ng mga Makapili, kayâ pamamaraan ng "*killing the self*" itong paghihiwalay ng kaniyang sarili sa kaniyang akda na kaniyang naisasagawa o naitatanghal (*perform*) sa pamamagitan pagsusuot ng bayóng.

Naipamalas din ni Kampilan ang pamumuna sa "indibidwalismo."[13] Sa kabilâ nitó, may isang bahagi ng identidad na pinanatíli ang awtor: ang pagiging babae ng inakda niyang awtor. Dati, tatlong karakter-komikera ang nilikhâ ng awtor. Sa kalaunan, nagpasiyá siyáng isa na lang ang magiging mukha ng *webkomix*, pero sa simula pa lang, malinaw na babae dapat ang maging kuwentista/ komikera. Sa panayam, sinabi ni Kampilan na walâ daw talagang balak na bigyang-katauhan ang gumagawa ng komix noong una.[14] Hinahangaan niya si Gulnara ng *Orosman at Zafira* dahil "hindi mahinhin, may ahensiya" at "maaaring ituring na representasyon ng Babaylan (Courtesan siya ng Sultan. Mababa ang puwesto niya, ngunit nagrerebelde siya. Sinisipingan niya ang mga lalaking iniibig niya bagama't pagmamay-ari siya ng Sultan, at sa huli, ay pinamunuan niya ang mga HUKBO [sic] ng kaharian dahil sa kagustuhan niyang magkaroon ng kapangyarihan.)" (2014).

Sa kasalukuyang panahong laganap pa rin ang romantisismo sa manunulat bílang henyo at mapanlahat na pagdakila rito bílang "konsensiya ng henerasyon,"[15] nagbubukás si Kampilan ng espasyo para sa pagkakritikal. Nang tanungin ng mananaliksik kung hindî ba nagiging bukás sa kooptasyon ang anonimidad at kung hindî ba kaduda-duda ang sinumang nagkukubli sa likod ng maskara—at sa kásong

ito, sa loob ng bayóng—alam ni Kampilan kung paano ipagtatanggol ang sarili.[16]

Sa pagkabalisá o pagkalito, nagkakaroon ng pagkakataón upang mag-isip. Kay Brecht, kung walâng catharsis at may *verfremdungseffekt* o alyenasyon, nagiging maláy ang manonóod na palabas lang ang pinapanood nilá at mas maitutulak silá sa pagkilos. Dagdag pa, maaalála rito ang konsepto ng *overidentification* (Zizek 1997)—paggamit sa imahen ng isang tinutuligsang ideolohiya at pagtutulak nitó sa lubusang kalabisan hanggang sa púntong magiging kakila-kilabot ito at magkakaroon ng *shock value*. Ginagamit ng Laibach at NSK, *industrial metal* na bánda, ang una na bahagi ng hulí na mas masaklaw na *art collective* sa Slovenia, ang estratehiyang ito upang gawing katatawanan at katatakután ang anumang ideolohiyang *totalitarian* (Zizek 2006), halimbawa na lang ang pag-awit ng *Across the Universe*—orihinal na inawit ng Beatles, pero mga nakaunipormeng Nazi ang umawit sa mas mabagal na himig—para pagmukhain itong patungkol sa pananakop o dominasyong hindî lang pandaigdig kundî pansansinukob, pag-areglo ng mga pambansang awit ng ibá't ibáng bayan para magtunog awtoritaryan, at paggaya sa lahìng Aryan upang magposturang mga Nazi at tuligsain ang *racism* at *Nazism*. Eksaherasyon ang *overidentification*.

Sa paggamit ng bayóng na nakangiti, tíla tinatangka ng awtor na nakatatawa ngunit nakakikilabot na pahiwatig ang kaniyang kathang komix at ang katha niyang may-katha ng komix—na mukhang nagiging epektibo sa maraming antas, pero tulad ng maraming likhâng-sining, mas ang mga may matá lang para dito (o mga edukado?) ang makauunawa. Hindî ito nalalayô sa pagsulat ni Rizal ng nobela sa Español. Dahil mga nakapag-aral lang ang makababása nitó, na limitasyon ng pakikipag-ugnayan ng gitnang-uri, sa anumang panahon, nakakakabáng bakâ táyo-táyo lang ang naghuhuntahan. Pero kung anuman, makatutúlong ito sa tangkang konsolidasyon ng gitnang-uri at iba pang sektor ng lipunang malay sa kasaysayan. Maaaring ang makaintindi rin ay mga kahenerasyon ni Kampilan na alam kung ano ang Makapili—o ang mga palabasá at nakababása sa pagitan ng mga linya ng hámon ng awtor: magsurì ka. Dagdag pa rito, ang mas masalimuot na hámon: *always historicize*, ika nga ng islogan ni Jameson sa *The Political Unconscious* (1981, ix). At kung susundin natin ang payo, matutunghayan ang pagdidiin sa mga Makapili (Kalipunang Makabayan ng mga Pilipino)[17] bílang taksil na nakipagkolaborasyon sa "kaaway"—na tumutukoy lang sa mga Hapón, samantálang nagtatamasa pa ng katanyagan ang mga nakipagkasundo at nakipagsosyo sa mga pumoposturang tagapagligtas: ang Estados Unidos. Bayani ang mga lumaban sa mga Español at Hapón, at rebelde ang turing sa mga humamon sa puwersang Amerikano.

Tíla itinatanghal ni Kampilan ang pagiging maysala hábang idinadawit ang ibá pang dapat singilin, at sa proseso, nanghihikayat ang awtor ng pagkakritikal sa lahat ng bersiyon ng kasaysayan. At kabílang sa dapat bantayan ay ang mismong ihinahain niyang bersiyon. Kung nagbibiro si Kampilan para sabihing mga

pasimunò ng anime ang magpapalayà, ito ang hindî tiyak. Pero tiyak na may mas malalim na proyekto sa pagsasáma-sáma niya ng mga elemento upang ang peryang maka-Bakhtin na inaalok niya ay maging kapana-panabik. Sa paggamit niya ng panahon ng Español bílang tema, ng midyang dalá ng mga Amerikano bílang daluyan, at matingkad na impluwensiya mula sa mga Hapón (dahil may paggamit sa mga komix niya ng mga karakter mula sa manga at anime), ano ang nais ipagawa ni Kampilan sa mga mambabasá bukod sa matawa at maaliw?




**Ilustrasyon 1**: "Bihis Hapon."

Nagsimulang makíta ng mananaliksik (na gumagawa dati ng komix at nagbebenta nitó sa mga *komix convention* kayâ nakababalita sa sirkulo o komunidad ng mga komikero) ang mga webkomix ni Kampilan noong 2013. Muli, may pagtatangka pa noong ipakita na tatlo ang nása likod ng *Dead Balagtas*, pero di-nagtagal, nagpasiyá ang anonimong awtor na isang avatar na lang ang komikera sa likod ng mga komix strip. Matapos ang halos kalahating dekada, nakapaglabas na si Kampilan ng libro na pinamagatang *Dead Balagtas: Mga Sayaw ng Lupa at Dagat* na inilimbag ng Anino Comics, imprint ng Adarna Publishing. Mas naging madalas na imbitahan ang awtor na nakasuot pa rin ng bayóng sa mga panayam at matutuklasan ng mga nagtatanong ang lalim ng kaniyang karunungan sa ibá't ibáng disiplina. Malinaw na ito sa naturang aklat dahil nagsasalimbayan ang kasaysayan, panitikan, aktibismo, heograpiya, unyonismo, kulturang popular, at ugnayan ng mga tao at ng daigdig.[18]

Para sa mananaliksik na ito bílang mambabasá, kung babalikan ang tanong sa itaas hinggil sa hámon ni Kampilan sa mga mambabasá, mainam simulan munang talakayin ang apat niyang himagsik. Para mas maging madulas ang kategorisasyon, minabuting tukuyin ang primaryang obheto ng katatawanan para sa bawat himagsik: mga pinunò para sa malupit na pamahalaán, mga fraile para sa hidwaang pampananalampalataya, mga ilustrado para sa masamâng kaugalian, at kababawan

para sa mababàng uri ng panitikan. Pasintabi kung abstrakto ang hulí, kompara sa unang tatlo na nakapokus sa nilalamán. Ang ikaapat ay sa anyo. Bagaman hindî naman magkahiwalay ang nilalamán at anyo, kailangang magkaroon ng priyoridad ang organisasyon ng pagtatalâ.

**Tungkol sa Unang Himagsik**

Kolonyal ang tagpuan ng karamihan ng strip, kayâ mga awtoridad na kolonyal at mga kasapakat nitó ang kadalasang hinihiritan o nagiging potensiyal na obheto ng katatawanan. Isang eksena ukol dito ang pagtanggap ni Taft kay Tandang Sora mula sa eksilyo sa Guam. Nagpasalamat naman ang matanda sa pagpapabalik sa kaniya sa lupàng tinubuan. Upang kilalánin diumano ang ambag niya sa Rebolusyong 1896 at kalayaan, inabután siyá ni Taft ng suhol o gantimpalang McDonald's Happy Meal. Tinalakan at tinaasan niya ng kilay ang Amerikanong mokong. Nilinaw niya, sa pamamagitan ng pag-uulit, ang kahunghangan ni Taft, "Pinararangalan ninyo ako dahil sa aking pakikipaglaban para sa Kalayaan? At …kayo mismo ay …mananakop ng Pilipinas?!" Ang isinagot ng kausap ay "Yes. It is best," sabay bulong sa alalay na dapat pala Jolly Kiddie Meal na lang ang pabuya ("We are best at freedom," 23 Enero 2014). Sa panahon naman ng Hapón, nag-usap si Taruc, lider-gerilya ng unang partido komunista, at MacArthur, heneral ng imperyong Amerikano, na nagbantang "You will allow us to liberate you" ("Friendly fire," 12 Disyembre 2013). Ipinapakíta ng dalawáng nabanggit na strip kung paano inaangkin ng mga pigurang Amerikano ang diskurso ng kalayaan at liberasyon—na nakaugalian pa rin nilá hanggang ngayon kung kailan ang dikotomiya ng Cold War ng dekada singkuwenta ay retorika pa rin ng imperyalismo: demokrasya o komunismo?










**Ilustrasyon 2**: "We are best at freedom."

Ipinakíta rito ni Kampilan kung gaano mapagmataas ang mga Amerikanong kolonyalista na nag-aakalang madadaan lang sa paimbabaw na pagpapakitang-tao ang lahat ng Filipino. Ipinamalas din dito ang madalas na nakikíta noong literal na paglalarawan sa mga Filipino bílang mga karikaturang infantilisado o mga nakabababàng nilalang sa mga sining biswal—*editorial cartoon* man o retrato (maaaring sangguniin siná Halili 2006, Ignacio, et al. 2006, McCoy 1985, at Rice

2015). Itinuturing ang Filipino bílang batà, barbaro, o hayop na dapat alagaan, bihisan, pakainin, gawîng sibilisado upang mabigyang-katuwiran ang "*benevolent assimilation*" at "*white man's burden*." Kayâ kung hindî umubra ang Happy Meal, bakâ mas umubra ang Jolly Kiddie Meal, dahil lokal itong hulí at gawang Pinoy. Ayon kay Mojares (2006b), halos lahat ng tinatáyang kulturang "Filipino," mga pambansang anuman, o mga tagapamandila ng "*Filipino soul*" ay naimbento noong panahon ng kolonyalismong Amerikano. May kunwarìng demokratikong espasyo sa panahong iyon para sa eksplorasyon sa kultura at sining na may esensiyang Filipino; katuwang ng naturang "*Filipinismo*" o "*cultural revival*" ang Amerikanisasyong nagpaparusa sa mga tinatayang subersibo, sa tulong ng Sedition Law at Flag Law. May limitadong kalayaan sa kultura, basta hindî anti-kolonyal ang politika nitó.

Kaibá sa naunang strip, may ilang tagpong nagpapakíta ng monologo o kayâ internal na usapan ng mga pinunò. Halimbawa ng una ay ang pag-iskrol ni Magsaysay sa iskrin hábang nagliliwaliw sa internet. Sa hiwalay na *browser tab*, bulatlat dot com ang binabása niya, at ang mga balità ay "Reclaim Lumad Land: Liangga Struggle" at "GABRIELA: Sex Video, Demeaning, Feudal Misogyny." Makikíta niya ang Piso-flight ng Cebu Pacific, nagkaroon siyá ng kutob at biglang napasandal sa pader nang makíta ang eroplanong aykon nitóng nagwiwika, "Lipad na!" ("Ramon Magsaysay + Internet," 1 Oktubre 2016). May dalawáng piyesa rin hinggil kay Quezon at Laurel (na tinatawag na "JLau" ni Kampilan sa caption). Sa isa, nagpahiwatig si Quezon na gagantimpalaan si Laurel ng pagkapangulo ng Filipinas kung pabibilisin niya ang pagtatrabaho ng Parity Rights ng mga Amerikano; ipinaliwanag ni Kampilan sa caption na kung may pagkakataón lámang, nais ni JLau na mamundok na lámang kaysa sumailalim sa kolaborasyon sa mga Hapón (Walâng pamagat, 22 Enero 2017). Sa ibáng strip, inilabas noong buwan ng wika, idineklara ni Quezon ang pangangailangan para sa pambansang wikang Tagalog, ang pundasyong "susi sa ating pagbuo at pagpapalakas ng pagkakaisa." Hirit ni JLau, "Ngunit in English itong batas." Nagtapos sa close-up ng mukha ni Quezon at salitâng "TRIGGERED" (Walâng pamagat, 19 Agosto 2016).

Sa piyesa hinggil kay dáting Gobernador-Heneral Leonard Wood, makikíta ang patutsada ni Kampilan sa kasalukuyang rehimeng Duterte (bagaman nakagawian na niya itong pag-ugnay ng isyung násà nakalipas túngo sa kasalukuyan tulad ng napapansin nating paggamit ng kontemporaneong mga bagay, maging mga makabagong wika—na tatalakayin pa mamaya). Nagbabalik si JLau, nag-aabót ng dokumento hinggil sa kakulangan sa suplay ng bigas at ibá pang isyu tulad ng pagmamay-ari ng lupà, lalo ng mga magsasakáng babae. Hindî nakinig si Wood at tumutok sa kampanya kontra-droga at panghuhúli sa mga politikong may kinalaman diumano sa opyo (Walâng pamagat, 15 Agosto 2016). Pamilyar? Sa komix na itong may siyam na panel, dalawa rito ay *front page* ng pahayagang nagpapakíta ng pamilyar na imahen, pero nása taóng 1922: sa *Philippines Free*

*Press*, *headline* ang *raid* sa *drug den*, samantálang may artikulo sa babâ hinggil sa kakulangan sa bigas, násа retrato ang naka-*side-view* na Wood na may tángang pistola; at sa *Taliba*, ulo ng balità ang sikip sa impiyerno dahil marami nang "tulak" ang pinapatay, nása retrato si Inspektor Conley na may *soundbite* na "Nanlaban e, kaya tineypok kow," at naka-*pose* sa ibabaw ng bangkay na nababálot ng kartong may mga salitâng "Pusher, Lulon sa Opyo." Nilagay ni Kampilan sa caption ng strip na ito ang *link* sa artikulo sa *Colonial Crucible: Empire in the Making of the Modern American State* (2010) na tumatalakay sa pagtatanim ng ebidensiyang droga ni Conley upang mangikil sa oposisyong politiko, o kayâ'y arestuhin ang mga kaaway ng pamahalaán—sa ngalan ng giyera kontra opyo.

**Tungkol sa Pangalawáng Himagsik**

Dahil halata namang may kíling sa peminismo at maalam sa usaping pangkasarian si Kampilan, hindî nakapagtatakáng mga fraile at mga institusyong relihiyoso ang isa sa mga target ng kaniyang katatawanang kritikal. Pangunahin ang simbahan sa pagpapalaganap ng kulturang piyudal at patriyarkal na dahilan kung bakit pinagbawalan si Leona Florentino ng kaniyang asawa na magsulat ng erotika ("Querida Leona," 8 Marso 2014) at kung bakit iwinalay sa kaniya nitó ang anak na si Isabelo De Los Reyes—upang hindî raw magmana sa iná at hindî maging subersibong radikal ang batà ("Dugong punk rock," 15 Hunyo 2014).[19] Implisitong bánat sa simbahan ang pagtatampok ng mga karakter tulad ni Josefa Llanes Escoda at Felipa Culala, dahil may búhay sa labas ng tahanan ang mga babaeng ito. Banta sa makalaláking kapangyarihan ng mga fraile ang malalakas na babae at asog. Sa seksiyong ito, mga fraile at mga deboto ang kontra/bida.

Babaylan ang pangunahing kaaway ng mga fraile, kayâ makailang ulit pinaghaharap ni Kampilan ang mga ito. May direktang isyung pinatungkulan ang awtor nang itampok niya si Tamblot na naka-*cross-dress*. Kinokondena si Tamblot ng fraile dahil kataksilan daw sa hari at sa simbahan ang ginagawa niyang pagsusuot ng damit pambabae. Tugon niya sa fraile, "Ginagamit ninyo ang diwata ninyong si Hesu sa pamamaslang at pang-aapi ng kapuwa. Binababawi lang namin ang ninakaw ninyo kung kaya …babush." Sa ibabâ, may maliit na panel na nananawagan: "Justice for Jennifer Laude" ("The glorious drag,"* 24 Nobyembre 2014). Banat ito sa normatibidad na pangkasarian ng simbahan at sa neo-kolonyal na pamahalaáng nagpapahintulot ng karahasan sa mga may pinilìng kasarian sa pamamagitan ng Visiting Forces Agreement ng imperyalistang Estados Unidos.

Noong 1627 naman, naalarma ang isang pari kayâ sumulat siyá sa alkalde hinggil sa dumaraming remontado at paganong sumasamba diumano sa demonyo. Kahit saan daw, madarama silá. May ibá't ibáng bandalismo sa palikuran at sa mga dingding tulad ng: "TAMBLOT WAS HERE;" "AY SONO FORGIVES CALL 771-

02-11;" "DON BURAT;" MABUHAY KAMI! TANGAMA KAYO" ("Babaylan's not dead," 28 Marso 2014). Nakapag-uusap din daw ang mga "bruja" nang malayà dahil "wikang banyaga" raw ang gámit kayâ nakalulusot sa mga guwardiya sibil; hindî nilá maunawaan ang kahulugan ng: "Ang lupang itei ay janno gibbs ni Ay Sono sa watashitashitechiwa!" Diin ni Kampilan sa caption ng piyesang ito, mga asog ang unang rebolusyonaryo (Walâng pamagat, 6 Oktubre 2014). Dumating sa púntong nagsitakas na ang mga pinilit pumaloob sa *reduccion*. Literal na nilangaw ang simbahan dahil inabandona ng mga Bisayang nagsitakas. Sinabi ng pari sa langaw na mabuti pa ito, nagsisimba. Tumugon ang langaw na nakasuot ng pang-Muslim, "Assalamu asaliakum!" ("Walâng gustong makinig sa iyo, padre," 22 Abril 2015).




**Ilustrasyon 3**: "Babaylan's not dead."




**Ilustrasyon 4**: "Walang gustong makinig sa iyo, padre."

Isináma na rin sa seksiyong ito ang strip hinggil sa mga nag-aakalàng pinagpalà siláng anak ng Diyos. Isa na rito ang panginoong maylupàng tumatanaw mula sa kaniyang mansiyon sa kaniyang mga pesanteng nag-aalsa. Nagkaroon siyá ng pagninilay o repleksiyon: naawa sa kaniláng marurumi, gutóm, at nagsisimatay hábang siyá ay malusog at nakatutulog nang wasto. Tinapos ang strip sa panginoong maylupàng nangingilid ang luha at sa katagâng #BLESSED (Walâng pamagat, 11 Nobyembre 2014). Hindî rin ligtas sa pangungutya si Rizal (na matutunghayan pa natin sa ibáng strip) bílang mapagmataas na Katoliko. Inismiran at inirapan ni Rizal ang mga kakaibáng manamit at manalita. Buong Simbang Gabí, ang atensiyon ni Pepe ay sa mga sumisirà diumano sa kabanalan ng misa at mga hindî naman daw nakikinig sa sermon. Biglang nagwika ang kaniyang ate na hawákan ang kamay niya dahil oras na para sa "Ama Namin" ("Simbang jeje, 1880's," 19 Disyembre 2013). Maaari din itong isáma sa pangatlong himagsik hinggil sa masamâng ugali, pero dahil sangkot ang simbahan sa ganitóng mga astà, minabuti na ring isáma sa bahaging ito bílang pagpapauna na rin ng pagkakritikal ni Kampilan sa mga ilustradong may tendensiyang maging mapanghusga at mapagmalaki.

Hindî naman masamâ ang lahat ng pari. Nakaligtas ang isa sa GOMBURZA (hindî tiyak ng mananaliksik kung sino) sa garote dahil naipit ang rosaryo sa gitna ng mga tornilyo. Saglit siyáng nagkunwarîng patay at hindî nagtagal ay nagsabing biro lang, at ipinaliwanag ang nangyari. Pinatatawad na raw niya ang mga guwardiya sibil sa tangkang pagpatay sa kaniya. Pero tinutukan pa rin siyá ng baril ("Viva la garrote," 6 Abril 2014). Tíla niligtas siyá ng Diyos, pero hindî pa rin makaliligtas sa baril. Karaniwan kay Kampilan ang ganitóng mga hirit na nagpapagaan sa mabibigat na sitwasyon at nagpapatawa sa gitna ng kamatayan na sána ay nagbibigay ng kritikal na distansiya sa mambabasá upang unawain ang kasaysayan ng bayan sa ilalim ng kolonyalismo.

Isa sa pinakamaikli at ipinapalagay ng mananaliksik na pinakamalakas na strip ang rendisyon ni Kampilan sa isa sa mga hulíng eksena ng *Noli Me Tangere*. Sa unang panel, "Ang kumbento o kamatayan, Padre. Iiwan ko si Linares, at si ama—," wika ni Maria Clara. Sagot ni Padre Damaso, "Ama? Mali!" Itinuloy ang rebelasyon sa ikalawang panel, "Clara. I am your father," hábang maaaninag sa anino ng mukha ng fraile si Darth Vader. Sa hulíng panel, ekspresyon ng mukha ni Maria Clara na tíla nagbibigay ng espasyo upang mag-isip ang mambabasá ("Clara, join the darkside of the force," 20 Enero 2014).[20] Ang strip na ito ang isa sa mga dahilan kung bakit kinonsidera ng mananaliksik na pagsamahin ang una at pangalawáng himagsik dahil ang pamahalaán at simbahan ay nagsasanib-puwersa, nagkakaunawaan, at nagkokolaborasyon upang mapanatíli ang imperyo. Sa imahen ni Darth Damaso, nag-iisa o nagiging iisang entidad ang kolonyalismo ng nakaraan sa *Noli* at ang pangkalawakang imperyalismo ng kinabukasan ng *Star Wars*. Masamâng birong hindî malayòng magkatotoo kung magwawakas lang sa paghalakhak natin sa ipinapahiwatig ng naturang komiks.

## Tungkol sa Pangatlong Himagsik

Isinulat daw ni Rizal ang ikatlo niyang nobela (*Makamisa*, para kay Ambeth Ocampo; at *Etikang Tagalog*, para kay Nilo Ocampo) upang lumihis muna sa politika at tumutok sa etika. Pero matingkad pa rin naman ang politika sa ikatlo niyang nobela. Ganoon din ang seksiyong ito. Bagaman nakatutok sa ugali, hindî pa rin nawawalâ ang kargadang kritikal at politikal. Itatampok dito ang ilang malîng asal o akto tulad ng pagtataksil at pagiging indibidwalista, lalo ng mga ilustrado.




**Ilustrasyon 5**: "Hindi pa tayo friends, Miling."

Hindî lang naman mga banyagang kolonyalista ang maiuugnay sa malupit na pamahalaán. May mga kapuwa Filipino ring kinasangkapan at nagpagamit sa mga kolonyalista kayâ may mga piyesa rin hinggil sa kanilá. Binangungot si Aguinaldo ng mga multo ni Bonifacio at Antonio Luna ("Patayin sa sindak si Aguinaldo," 10 Pebrero 2014). Sa strip sa itaas, sinampolan ng *suplex* (isang opensibang galaw sa *wrestling*) ni Bonifacio si Aguinaldo nang magkíta at mag-akalàng nagkakaunawan na silá at nagkapatawaran na ("'Di pa tayo friends, Miling," 18 Disyembre 2013). Nanood din ang dalawa ng *El Presidente*; naasar si Bonifacio dahil si Aguinaldo ang bida. Nang makíta sa iskrin na si Cesar Montano ang gaganap sa kaniya, hiniritan ni Bonifacio si Aguinaldo: "Ano ka ngayon? Ang gwapo ko! Ha! Panis ka na, Ex Laguna Gobernor! Ano! Ha!" Agad nakabawi si Aguinaldo nang makítang si Christine Reyes ang gaganap bílang Hilaria Aguinaldo. Dahil nga Tumblr ito kung saan maaaring maglagay ng teksto sa ibabâ ng komix, nakahirit pa si Kampilan sa katawan o body o caption ng post hinggil sa problematikong representasyon kay Bonifacio at sa Kumbensiyong Tejeros sa *trailer* ng naturang pelikula (Walâng pamagat, 7 Disyembre 2013).

Ang mga ilustrado ay madalas ding mag-away—at hindî ligtas ang mga ito sa pang-aalaska ni Kampilan. Dinatnan ni Pepe si Lopez Jaena na lasíng kayâ sinermonan niya ito hinggil sa adiksiyon sa pagkain, droga, alak, sábong, sugal; hanggang maalála ni Rizal na kailangan niyang tumayâ sa Lotto ("Highly educated and highly dysfunctional,"* 9 Oktubre 2014). Dumating na sa paghiwa-hiwalay ng

landas sa *La Solidaridad*, at nagpahayag si Lopez Jaena na tatakbo upang maging kinatawan sa kortes, diputado ng Cataluna. Sa hulíng *panel*, "painless libreng tuli" ang nása *tarp* niya (Walâng pamagat, 25 Enero 2015). Pero hindî naging matagumpay si Lopez Jaena, kompara sa karerang politikal ni Pedro Paterno (Mojares 2006, 462; Schumacher 1973, 288). Pinag-awayan ni Antonio Luna at Rizal si Nellie Boustead. Sa gálit ni Juna Luna sa kapatid, nagkulong ito. Kinatok siyá ni Antonio na nagwika, "Do you want to build a snowman?" ("Super Luna Bros," 10 Pebrero 2014). Hiniritan ni Heneral Tomas Mascardo si Antonio Luna, "Ipagpatawad mo na likas sa akin ang kakayahan na sabay na magpakilig at pumatay ng tao. E ikaw, pumatay lang" ("Bigotilyo wars," 4 Mayo 2014).




**Ilustrasyon 6**: "Super Luna Bros."

Nagbibigay ng halimbawa si Kampilan kung paano ang "*veneration with understanding*" kay Rizal dahil inilarawan niya ang mga kahinaan at tendensiya ng pambansang bayaning labis na bilib sa sarili. Sa pag-aakalàng malulunasan niya ang katarata ng iná matapos mag-angkat ng kaalaman sa bansang Aleman, si Rizal pa ang naging biktima ng *optic blast* mula sa makabagong antipara ng iná ("Rizal's super advanced surgery skillz," 29 Disyembre 2013); maaalála rito ang mga bagong *gadget* na dalá ng mga OFW para sa kaniláng mga kamag-anak na hindî gaanong pamilyar gamitin para sa kanilá—pero ibá at mahabàng usapin pa ang problematikong pagkompara sa ilustrado at OFW (may bahagi sa Hau 2011 na tumalakay nitó). Nang manalo si Rizal sa Lotto, inilarawan niya ang sarili bílang "simpatico, matalino, mayaman pa, kumplit package." Nagtanong si Ate Sol niya, ano raw kayâng kapalit ng suwerteng tinamasa; sa hulíng panel, nása Bagumbayan siyá at nakatalikod sa *firing squad* ("Si Rizal bilang isang lotto winar,"* 24 Agosto 2014).

Hindî naman lingid sa kaalaman ng marami ang reputasyon ni Rizal sa kababaihan. Humagulgol siyá nang magpakasal si Leonora Rivera pero nang sumilip sa bintana at makíta si Nellie Boustead, nakausad na siyá kaagad ("Team Manila x Dead Balagtas," 19 Hunyo 2014). Nang mabalitàang paratíng si Rizal, pinagsuot si Nellie ng baluti: chastity belt ("Pepe prevention belts," 2 Mayo 2015). Sa barok na pananalita sa wikang Ingles, ibinigay ni Rizal ang kopya ng *Noli* kay O-sei (Seiko Usui) at sinabing sána basahin daw ito. Káso ang problema, hindî marunong ng

wikang Español si O-sei. Ingles at Pranses lang ang nauunawaan niya. Nalungkot si Rizal at nadamáng katawan lang daw ang habol sa kaniya ni O-sei ("Objectification paradox ito, Pepe-Chan,"* 22 Mayo 2015). Ilang beses ding biniro ang pagkalaláki ni Rizal sa pagbanggit ng tambálang Elias-Ibarra o EliBarra.[21] Nakatanggap siyá ng fan art mula sa "Yaoi Assoc. de Felipinas" (Walâng pamagat, 28 Disyembre 2013), at sa paglilitis sa kaniya, matapos itanggi ang kinalaman sa armadong rebolusyon, sinabi ng huwes na EliBarra lang daw ang interes nilá. Pero dahil sinimulan na raw ni Rizal, pag-usapan na rin ang ambag niya sa rebolusyon ("Itigil na ang EliBarra plez," 31 Disyembre 2013). Biro din sa petisismong seksuwal ni Rizal nang sinabi ng ate niya sa iná nilá na gumuguhit pa raw ng *furry hentai* (pagong at matsing) si Rizal kayâ ayaw pang maghapunan (Walâng pamagat, 20 Abril 2014).

Dahil mapangmatá (o mapangmaliit) sa mga nagsisimbang jeje, hindî inasahan ni Rizal na matapos maghintay nang matagal, "Eowz Powh! Mzta na Ü?" ang lamán ng liham ni Trining ("Dear Kuya Pepe," 6 Enero 2014). Sasáli sa Katipunan si Trining, at nang tanungin siyá ni Bonifacio kung ano ang *password*, nagbigay ang supremo ng mga *clue*: grupo ng tao, puro laláki, gusto natin silá. Sagot ni Trining, "One Direction[22]?" Dagdag na clue: patay na silá. "Patay na ang One Direction?" hikbi ni Trining (Walâng pamagat, 2 Hunyo 2014). Ang pagmamataas na malîng ugali rito ay maaaring bagahe ni Rizal at Bonifacio, o ng mambabasá mismo. Kung pataasan din lang ng ihi, hinggil sa kung paano maging mabuting mamamayang Filipino, kung anong kultura dapat ang tinatangkilik, kung anong pinakamainam na pagpapamalas ng nasyonalismo, may hirit si Kampilan. Sa unang tatlong panel, ipinapakíta si Bonifacio at ang Katipunan sa puláng *background* hábang nakalatag ang mga titik ng awit: "Aling pag ibig pa ang hihigit kaya / sa pagkadalisay at pagkadakila / gaya ng pag-ibig sa tinubuang lupa?" Sa hulíng panel, tugon ni Pepe: "AKIN" (Walâng pamagat, 28 Agosto 2016). May ipinapahiwatig ito sa opisyal na nasyonalismong tíla naglalagay kay Rizal sa pedestal bílang pamantayan ng pagka-Filipino, at sa pagpokus ng opisyal na Rizal sa pagtatampok sa naturang ideal.



**Ilustrasyon 7**: "Dear Kuya Pepe."

## Tungkol sa Pang-apat Himagsik

Sa bahaging ito, papások na ang mga inobasyon ng *Dead Balagtas* sa anyo, na hindî nalalayô sa pagiging abante ng *Florante* ni Balagtas para sa panahon niya tulad ng nabanggit sa introduksiyon ng artikulong ito. Maaaring ipalagay na ang pagiging maláy sa sarili ay relatibong bago, lalo sa panitikang Filipino, sa panahon ni Balagtas, pero pana-panahon nang ipinamamalas sa mga akdang pampanitikan sa panahon ng *Dead Balagtas*. Alam ni Kampilan na karakter siyá at nagkokomentaryo siyá sa lahat at hindî niya palalampasin ang sarili sa mga pinupuna. Sa "Makapili" (na magkakaroon ng ibáng pamagat sa *re-post*. "Alamat ni Mendoza 21"), na unang ipinaskil noong 12 Disyembre 2013, naniktik ang isang Filipino sa Hukbalahap, nagsumbong sa mga Hapón, at nanghudas. Kahit nakasaklob ng bayóng, nakasuot ito ng *jersey* na may apelyido at numero sa basketbol kayâ nakilála siyá at iginapos siyá ng komunidad. Hindî imposibleng pamamaraan ito ni Kampilan upang hikayatin ang kaniyang mga mambabasáng maging mapagmatyag sa mga sinasabi niya. Katangian itong tinatawag na "*self-reflexivity*."




**Ilustrasyon 8**: "Makapili."

Tulad ni Balagtas, kausap ni Kampilan ang mga mambabasá sa pamamagitan ng mga caption o *blog entry* na nagpapalawig ng tinatalakay ng komix. At hindî makapagpapalawig hinggil sa diskurso ng kasaysayan at panitikan ang komikera kung hindî mahuhúli ang interes ng kontemporaneong mambabasáng babád sa internet at kulturang popular. Kayâ ang akto ng pagtitimpla ng mga sasangguniin o mga *reference* sa ibá't ibáng tipo ng panitikan ang pangangahas ni Kampilan, maláy man siyá o hindî, sa sinasabi ni Mao Zedong (1942) na pagtataas ng pamantayan at popularisasyon—kung saan pinauunlad ang panlása ng mga mambabasá lampas sa atrasadong *slapstick*, halimbawa, o "hugot," gámit ang mga anyong popular. Hindî nalalayô sa pamamaraan ni Balagtas upang itaas ang kamalayan ng mga kababayan hinggil sa pang-aapí sa Albania—na alam naman nating pumapatungkol din sa

Filipinas sa panahong iyon. Kay Kampilan, bagaman paksain ang kasaysayan, o tampok ang mga bayani, alam nating tungkol ito sa kasalukuyan dahil ikinakabit niya ito sa mambabasá ng panahong ito sa pamamagitan ng ibá't ibáng pamamaraan. Napahapyawan naman na ang katangiang ito sa unang mga seksiyon ng sanaysay, pero bibigyang-diin lang mulî ang pagpapalabò ng oras at espasyo kung kailan at saan umiral ang mga tagpo.

Tinatawid kung gayon ng obheto mula sa ibá't ibáng panahon ang mga panel ng *Dead Balagtas* komix, tulad ng una na nating natunghayan. Hindî lang si Rizal ang nahiritan hinggil sa hentai. Nang buksan ng mga Katipunero ang inaakalang suplay ng armas, hentai o pornograpiyang cartoons mula Japan ang lamán ng kahon ("Ibang tulong ang kailangan namin, Kongo," 18 Disyembre 2013). Nagkaroon ng damit pang-*cosplay* na Sailormoon at Naruto ang ilang gerilyang magtatanim sána ng bomba, pero agad ding nahúli ng sundalong Hapón dahil sa kakatwa niláng damit ("Bihis Hapon," 12 disyembre 2013). Bumalik sa nakaraan siná Doraemon at Nubita, pero agad siláng nahúli at pinapugutan ng ulo ni Felipa Culala ("Showa Whitewash," w.p.). Sa sobrang gálit sa kalupitan ng imperyo, pakutyang tinanong ni Culala ang isang sundalong Hapón kung may maibibigay itong dahilan upang hindî ubusin ng mga gerilya ang mga imperyal na sundalo. Inabútan siyá ng kausap ng mochi ("Shoujo kakumei, Culala," 24 Abril 2014). Dahil 62 na ang napatay na Huk sa isang buwan, nagsospetsa ang pinunò na may Makapili sa hanay, kayâ inatasan niya si Ka Orlando alyas Shinigami Kyojin na mag-imbestiga ("Luis Taruc x Otaku," 2 Pebrero 2014).



**Ilustrasyon 9**: "Showa whitewash."

Ang pagiging lampas sa pambansa túngong pandaigdig ay karaniwang may kinalaman sa himagsik sa mababàng uri ng panitikan—dahil ang "matataas" na uri ng panitikan na (gaano man kaproblematiko) ay nakasanayang ituring na unibersal at eternal ng sinaunang mga panunuring pampanitikan. Sa sanaysay ni Lope K. Santos, may bahaging "Pambansa at hindi Pangkatagalugan lang" (2016, 28). Sa artikulong ito, may integrasyon na ng katumbas na bahagi sa pang-apat na himagsik, lalo at lampas naman na sa heograpiya ng Filipinas ang mga Filipinong nása diaspora at tunay namang lumalabò ang mga hangganan dahil sa

globalisasyon—mas nakakíling nga lang ito sa ekspansiyon ng kapitál at hindî sa solidaridad o pagkakaisa ng mga uring apí. Kayâ nauunawaan ng mga may akses sa internet ang nabanggit na pagsangguni sa *Star Wars* (I am your father) ni Darth Damaso, sa *Frozen* ng Super Luna Brothers, at sa antipara ni Teodora Alonzo, hiram na teknolohiya kay Cyclops ng *X-Men*. Sa Dapitan ni Kampilan, kinausap si Rizal ni Pio Valenzuela na nagwika, "Come with me if you want to live" ("Terminator Dapitan,"* 12 Pebrero 2015).

Sadya ang pamumusong at nakalkula ang paglalagay ng mga imahen. Ilan pang eksenang nagpapamalas ng karnabal ni Bakhtin—guwardiya sibil na umiihi sa urinal na may vandal na "TAMBLOT WAS HERE" ("Babaylan's not dead," 28 Marso 2014), at si Lam-ang na nagdeklarang nais niyang magdiwang na kaarawan sa Jollibee, at dito, sineryoso niya ang biro ng tagapagpadaloy na "bring me a baby butanding" (Walâng pamagat, 9 Enero 2014; "Lam-ang berdey bash," 27 Pebrero 2014). Marahil, mas maipamamalas ni Kampilan ang pagkaabante, pagkakritikal, at karunungan ng kaniyang mapaglarong sining sa pagkokomix sa inaabangang mga tomong inaasahang ilathala ng Anino Comics, sa kabila ng ilang pang proyekto. May mga sipì mula sa naturang proyekto sa Tumblr niya, pero hanggang maaari, ang mga komix strip na kompleto na sa sarili nitó ang pinilìng talakayin ng papel na ito.



**Ilustrasyon 10**: "Lam-ang berdey bash."

## Tungo sa Patuloy na Integrasyon ng mga Himagsik

Sa mga naunang pagtalakay, malinaw na kaswal ang paggamit ni Kampilan ng wika, kayâ madulas niyang napaghahalò ang kasalukuyan at ang kasaysayan (at, sa ikasasamâ o ikabubuti, kayâ may tono ring kaswal itong papel). Ginagamit sa mga komix ang wika at kultura ng kasalukuyan, bagaman may ilang inobasyon. Tampok din sa ilang komix strip, lalo sa tomong *Dead Balagtas* (2017), ang paggamit ng baybáyin sa *sound effects*. Ang tinukoy sa pag-aaral na ito ay ang mga "himagsik" ni Balagtas ayon sa pagbása ni L.K. Santos dahil sa komikera na rin nagmula, sa pamamagitan ng panayam ng mananaliksik sa email, na sinisikap niyang isabuhay ang diwà ni Balagtas sa kabilâ ng kamatayan ng makata sa pamagat ng komikera.

Ito ang delimitasyon ng pagsusurìng ito dahil nakabalangkas ito sa paghahanap ng mga hudyat ng naturang mga himagsik sa mga tema ng komix. Magbabago ang metodo at magiging masalimuot kung tututok sa isa sa pamamagitan ng semyotikong panunuri na sinikap gawin sa komix strip ni Kampilan na "Clara, join the dark side of the force" (tingnan sa Acuña 2018).



**Ilustrasyon 11**: mula sa *Dead Balagtas: Sayat ng mga Dagat at Lupa (2017)*

Kung ituturing na wika ang imahen ("imagetext" sa Mitchell 1986), madalas ding gamitin sa komix ang wikang internet, lalo ng mga *meme*. Nang maasar si Rizal sa liham ni Trining sa wikang jeje, ang meme na "OMG rage face" ang hulíng panel (tingnan ang "Dear Kuya Pepe," 6 Enero 2014); samantála, nang maláman ni Bonifacio na ayaw ng La Liga Filipina sa rebolusyon, tinapos ang komix sa mukha ng meme na si Mr. YUNO, at may caption na Y U NO REVOLT? ("Di ka bagay sa LLF, Anding," 2 Mayo 2014). Madalas ding kinahuhumalingan sa internet ang mga aso at pusa—kapuwa itinuturing na "cute," pero mas kinatutuwaan ang katangahan ng una, samantálang ang inaakalàng sopistikasyon naman ang kinahuhumalingang katangian ng hulí. Isa sa pamilyar na aykon ang *pusheen cat*. Sinabi ni Aguinaldo kay Marcela Agoncillo na magburda ng imaheng magbibigay ng sigla at lakas sa mga Filipino. Imbis na araw na may walong silahis at tatlong talàng sumisimbolo sa Luzon, Visayas, Mindanao, itong pusheen cat ang ibinurda ni Marcela Agoncillo sa putîng tatsulok ng watawat ("Kyut Marcela, ngunit Hinde," 5 Enero 2014). Naging

epektibo naman ito dahil naantig at napahanga ng "*cuteness*" ng pusheen cat ang mga guwardiya sibil kayâ nailagay silá sa bulnerableng posisyon at naging bukás sa opensiba ng mga Filipino ("Battle of Alapan 1898," 27 Mayo 2014).

Ganitó namamaksimisa ni Kampilan ang anyong komix. Maikokompara ang anyo sa tulâ, nagsisilbing putól ng linya (*line cut*) ang kanal (*gutter*), o ang bakanteng espasyong kadalasa'y putî, na namamagitan sa mga panel (maaaring tingnan sa Manalo 2004; at sa susing akda sa aralíng comics sa McCloud 1994 dito, nabanggit na hiwa-hiwalay na imahen ang panel at sa gutter, pinupunuan o idinudugtong ng mambabasá ang mga imahen; closure ang tawag dito ni McCloud). May pagkakapareho rin ito maging sa anyo at diwà ng dagli, dahil nagawang matalakay ng mga strip ang mga kontemporaneo at napapanahong isyu mula sa lente ng ikatlong daigdig, kayâ masasabing (patúloy na) umuunlad ang diskursong pampanitikan, pansíning, at panlipunan sa midyum o malikhaing pormang komik strip na tíla biswal na dagli—na taglay ang mga sumusunod na katangian, ayon kay Tolentino (2007, 41): maikli, temporal, kinatha (mimetiko), eseyistiko, partisan, at moderno. Praktika rin sa dagli ang paggamit ng alyas. Pero sa hulí, ilang pagkakapareho lámang ito, dahil ang gawa ni Kampilan ay may sariling kakaniyahan, lalo kung ihahanay sa nagsisisulputang komix ngayon.

Hindî rin naman kinakapos ang mga gawa niya bílang libángan dahil sa pagsangguni sa kulturang popular ng mga larang na ipinapalagay na seryoso tulad ng kasaysayan at panitikan. May ilang teorya sa katatawanan. Tinalakay ni Bergson (1911) kung ano-ano ang nagiging salik kung bakit nagiging nakakatawa ang isang bagay. Ilan sa kaniyang nabanggit ay ang mga aksidente, mga balatkayo, at mga mekanisasyon o pagpapanggap ng isang tao na isa siyáng bagay. Kung may kakatwa o walâ dapat sa eksena, nagtataká táyo at mayâ-mayâ'y natatawa. Maraming kakatwa—at sentro ng kakatwa—sa karnabal o sa perya. Ayon naman sa introduksiyon nina Ted Gournelos at Viveca Greene sa *A Decade of Dark Humor: How Comedy, Irony and Satire Shaped Post-911 America*, may tatlong dominanteng teorya hinggil sa operasyon ng katatawanan: di-inaasahan o kakatwa pero angkop na *juxtaposition* ng maraming interpretasyon (*incongruity theory*), *inferior* o mas nakabababà at abâng kalagayan ng obheto ng katatawanan (*superiority theory*), *momentary* na ginhawa o *relief* mula sa sikolohiko o sosyal na tensiyon (*catharsis theory*, halimbawa, may *funeral* o may trahedya).

Aní Gournelos at Greene, bukod sa kung paano gumagana ang humor, mas mahalaga sa panahon ng kawalâng-katiyakang politikal kung ano ang kinahahantungan ng pagpapatawa. Sa *Dead Balagtas*, madalas may mga anakronismo bílang aparato ng katatawanan. Pero hindî rito natatapos si Kampilan dahil sa pagpapagaan niya ng mabibigat na usapin, pansamantalá ang gaan at maaaring bumalik ang bigat upang mas seryosohin pa ng mambabasá ang inilatag

na krisis panlipunan. O, maaari ding maghanap ng ibáng aliwan ang mambabasá. Nakabatay marahil ang tagumpay ng kritikal na katatawanan sa kung ano nang kargadang mapanuri ng tagakonsumo nitó.

Sa pamumusong, maaaring humalaw sa diskusyon ni McGowan hinggil sa pagpáling túngong konserbatibo o kritikal ng katatawanan: sa pagkakataóng maisahan ang fraile o ang presidente dahil napilitan siláng magsuot ng daster, halimbawa, at iparada ang katawa-tawa niláng itsura, at may awtoridad pa rin silá sa kabilâ ng pagtatanghal nilá bílang ulol sa publiko nilá, lalong napagtitibay ang kapangyarihan niláng sumasaklaw pa rin sa mga nagsisitawanan. Naging obheto man saglit ng katatawanan, silá pa rin ang naghahari at nása kanilá ang hulíng halakhak. Maaaring umusbong ang katatawanang kritikal ("*critical comedy*") kung lalabis sa anumang pinahintulutan ng fraile o presidente (2014, 208). Humigit-kumulang sa mga natalakay na katangian ang katatawanang kritikal na dalá ng komix ni Kampilan. Sa mga namalas na himagsik na halaw sa sipat ni Lope K. Santos, at sa pangkalahatang progresibong panulat ng ilustradang si Kampilan, matutukoy kayâ kung nakanino at para kanino kayâ ang hulíng halakhak?

Sa púntong ito, hindî pa rin nakasasapat ang paggamit ng apat na himagsik ni Balagtas sa mga komix strip na *Dead Balagtas* upang matása ang ambag ni Kampilan, hindî lang sa panitikan o sa sining-biswal, kundî sa aralíng komix. Limitado rin ang sanaysay ni Santos, bunsod na rin ng pagkakalayô ng panahon, dahil hindî maipipirmi sa apat ang isa sa pangunahing tema ng mga komix ni Kampilan: ang usaping pangkasarian (na lagi't laging nakabatay sa uring panlipunan, kayâ malayò sa tinatawag sa kanluran na "*peminismong interseksiyonal*"). Sa kabilâ nitó, masisipat pa rin at tatagos naman sa apat ang usaping pangkasarian, lalo sa kasalukuyan: macho-pasista ang pangulo, patriyarkal pa rin ang simbahan, magkaibá pa rin ng pamantayan sa ugali ang babae at laláki, at dominante pa rin ang kalalakíhan ("*straight*" man o hindî) hindî lang sa mga institusyong pampanitikan, kundî maging sa karamihan ng institusyong kultural. Sa susunod na pagsusurì sa mga gawa ni Kampilan, lalo kaugnay ng ibá pa niyang akda, mainam ang rekonstruksiyon at karagdagan pa marahil sa mga himagsik na sinimulan ni Santos.

Preliminaryong pagsusurì pa lámang ito sa pilìng mga komix strip ni Kampilan, na limitado sa itinakdang balangkas at enumerasyong hanggang pagpiglas lámang sa pamahalaán, simbahan, kaugalian at panitikan. Banta ang "tomo 1" sa una niyang libro na mayroon pang "tomo 2." Sa panayam niyang "Komix Panelling as Dialectic Materialism Materialized" sa *Beyond Craft: Creative Writing Studies in the Philippines* noong katapusan ng Abril 2019, tinuran ni Kampilan ang aktibong papel ng mambabasá sa pagpapakahulugan sa inakdang komix ng awtor. Sa Twitter *handle* ni Kampilan (@Deadbalagtas) matutunghayan ang aktibo niyang produksiyon ng mga komix para sa ibá't ibáng marhinadong sektor, ang matiyagang

pananawagan sa mga gumagawa at tumatangkilik ng komiks na makilahok sa mga pagkilos, at ang dokumentasyon ng mga kilos protestang dinaluhan niya—mga himagsik na hindî lámang **kontra sa** mga hegemonikong institusyon, kundi **para sa** mas makatarungang lipunan para sa nakararami.

## Mga Talâ

[1] Ang distinksiyon ng "komix" sa "komiks" sa papel na ito ay ang pagkakontemporaneo ng una kaysa hulí. Sa Kanluran, umusbong na rin ang pagkalás ng mga awtor ng "comix" sa "comics" dahil naging komersiyal at konserbatibo itong hulí bunsod ng Comics Code. Pinalawig ko ang bagahe ng variable na "x" sa "komix" at sa tinawag kong "ilustraxon," neolohismo ng "ilustrasyon" o dibuho at "ilustracion" o karunungan; mababása ito sa *Kritika Kultura* (2018). Tulad ni David (*Likhaan* 2010), ginagamit ko ang termino upang matukoy ang kontemporaneong komix na hiwalay sa klasik komiks na umusbong bílang industriya noong dekada 1930 at tumamlay hanggang mawalâ noong dekada 1990. Sa hulíng hatì ng dekada 1990 hanggang sa kasalukuyan, nanatíli ang komix dahil sa mga komikon o komix convention, at sa proseso, tíla nadugtungan ang búhay ng komiks—bagaman nagbago na ang demograpiks ng mambabasá nitó, dahil hindî na nabibili sa bangketa at hindî na rin múmúrahín; panggitnang-uri na ang komix.

[2] Pumapatungkol ito sa komix na makikíta sa internet o maaakses online nang libre.

[3] Pumapatungkol ito sa imahen sa profile o sa grapikong representasyon ng isang tao online. Sa komunidad ng *gaming* o sa social media, nakikíta ang isang manlalarò o ang isang user na ibá sa kaniyang avatar. Sa Hinduismo, pisikal itong manipestasyon sa mundo ng diwata.

[4] Pumapatungkol ito sa mga gumagawa ng komix o komiks sa pangkalahatan.

[5] Mula sa panayam sa awtor sa pamamagitan ng email: "Ang mga gawa ni Balagtas ay isang uri rin kasi ng 'pagbabalik-tanaw' sa pre-hispanic Philippines (subversion kasi sila) – kaya't ang mga bida niya ay ang mga pagano at Muslim. (…) Ang konsepto niya ng pamahalaan mismo (kaharian, monarkiya, salamin ng España) ay isang walang kakuwenta-kuwentang institusyong pinatatakbo ng mga hari at reyna na may mga moral na depekto – malayo sa imahen ng 'elitista' o 'kagalang-galang' na ginoo o ginang na nais palabasin ng naghaharing-uri. (…) Gayon din, ang *Dead Balagtas* ay isang 'pagbabalik-tanaw' at 'pagtutol sa opresyon' in the form of a popular medium na in [uso] sa mga bagets ngayon – komix! (…) Nais ko sanang tingnan ang *Dead Balagtas* na pagpapatuloy ng tradisyon ng subversion at 'pagbabalik-tanaw' ni Balagtas sa isang lipunan kung saan DEAD [sic] na si Balagtas" (2014).

[6] Sa muling-paglalathala ng sanaysay na ito ng Komisyon sa Wikang Filipino noong 2016, ani Almario: "Ang 'apat na himagsik' ay naging simbolikong pamagat sa kabuoan ng mga nagdaang pagsusuri at pagpapahalaga kay Balagtas—mulang pamantayang pormalista hanggang pagtinging pampolitika—at nag-aangat sa kaniya sa taluktok ng dambanang pampanitikan ng Filipinas sa panahon ng pananakop na Español." Dagdag pa niya, unang sanaysay ito na nagbantayog kay Balagtas para maging pambansang bayani, at inihanay pa siya sa subtitulong nagsasaad: "Si Balagtas ay Bayani rin ng Bansang Katulad nina Burgos, Rizal, Del Pilar, Bonifacio, atbp" (1-3).

[7] Kailangan na marahil bigyang-pakahulugan ang paggamit ng mga termino sa papel na ito. Sa ibá ring naunang papel hinggil sa kasalukuyang paksa, pinag-ibá ko rin ang paggamit ng komiks, komix, comics, at comix. Tumutukoy ang "komiks" sa múmúrahíng mga babasahíng lumabas mulang dekada 1930 hanggang unang hatì ng dekada 1990, tulad ng nabanggit sa sinundang talababa; samantálang "komix" ang mga mas kontemporaneong lumabas mulang hulíng hatì ng dekada 1990. Tumutukoy naman ang "comics" sa publikasyong mainstream na mula sa ibáng bansa; samantálang "comix" ang mga alternatibong nagtangkang magtalakay ng hindî kumbensiyonal na paksa sa pamamagitan ng hindî kumbensiyonal na pamamaraan. Unang ginamit ang "comix" noong dekada 1970 sa America, nang paksain ng mga awtor ang "sex, drugs & rock 'n roll" (Danky at Kitchen 2009, 17).

[8] Sa papel na "Propaganda at Pedagohiya kontra Pyudalismo: Ilang Tala sa Piling Komiks mula sa Kanayunan" na iprinisenta ng mananaliksik sa katatapos na kumperensiyang The Lenin Conference 2017, tinalakay ang ilang komix na masasabing labas sa operasyon ng kapital dahil, bukod sa hindî ito ibinebenta, rebolusyonaryo ang mga paksa.

[9] Makikíta rito: https://www.facebook.com/DeadBalagtas/

[10] Makikíta rito: https://deadbalagtas.wordpress.com/

[11] Makikíta rito: deadbalagtas.tumblr.com/

[12] May maikling pagpapatungkol sa http://davaotoday.com/main/todays-views/gallus-ignis-angelus-novus-lateralus/ pero may unpublished ding manuskrito ang mananaliksik hinggil sa nasabing tomo.

[13] Mula sa panayam sa awtor sa pamamagitan ng email: "Makikita rin sa mga komix ngayon ang 'indibiduwalismo' ng neoliberal na pamahalaang iginiit ng mga Americano sa atin. Maging ang mga komix hinggil sa mga bayani – 'yung mga binasa natin n'ung nag-aaral pa tayo ng HEKASI at SIBIKA – at indibiduwalistiko ang nanaig na politikal na kulay. Si Andres ay namuno sa Katipunan dahil siya'y matapang, matalino, masipag. Si Rizal ay – the embodiment of individualism – henyo, babaero, makabayan. Si Epifanio de los Santos ay masipag, matalino – mga pawang retorika ng mga birtud ng mga patay na tao. Hindi nito nakikita ang historical movements bilang mga KOLEKTIBONG bagay. Masyadong mga agency-based kumbaga. Ito ay, para sa akin, isang uri ng appropriation ng DIWA NG REBOLUSYON o ng DIWA NG ANUMANG KOLEKTIBONG PAGKILOS. (…) Kaya rin ang *Dead Balagtas* ay hindi lang tungkol sa iisang bayani – tungkol ito sa pagkilos, tungkol ito sa pagbubuklod ng mga tao – hindi malayo rin sa mga gawa ni Balagtas na bagama't may love story (at hindi maiiwasan dahil subversion nga sila ng mga popular midya at IN ang love story noon), laging may something BEYOND the lovers – at 'yun ay ang lipunan (kaharian usually sa kaniyang mga gawa)" (2014).

[14] Mula sa panayam sa awtor sa pamamagitan ng email: "(…) nakita ko ang pangangailangan na ipakilala ang kamay sa likod ng komiks bilang kamay ng isang BABAE dahil: (1) kakaunting-kakaunti ang 'female representation' sa komiks, at (2) naiinis ako sa automatic 'assumption' na yung 'creator' ay male, (3) delikado masyado na walang 'kamay' sa likod ang komix dahil mas malakas ang panganib na ma-appropriate ito ng mga taong may masamang pakay tungkol sa komiks at sa representasyon ng mga tao at kabagayan sa kasaysaysan ng Filipinas" (2014).

[15] Laganap pa rin ang ganitóng akalà sa artist bílang henyo. Sa katatapos na ikalawang bahagi ng "Ang Panulat at Pagbasa sa Panahon nina Maute, Aguirre, Mocha, Pacquaio, Sotto, Etc", lekturang propesoryal ni Jun Cruz Reyes, noong 14 Hulyo 2017, may tono pa ring espesyal ang manunulat na "konsensiya ng [kaniyang] henerasyon." Nagsilbing reaktor ang mananaliksik at binanggit na may mga reaksiyonaryo din namang manunulat at hindî "*value-free*" ang panitikan at sining, kayâ hindî palaging katotohanan ang nilalamán ng mga malikhaing akda. Hanggang ngayon, tinatamasa ng mga manunulat na nakinabang sa rehimen ni Marcos ang mga biyaya ng diktadura.

[16] Mula sa panayam sa awtor sa pamamagitan ng email: "(…) ang nakikita kong kapahamakan na puwedeng mangyari sa akin ay ang pagsulpot ng isa pang 'Emiliana Kampilan' sa internet at ang pagkukunwari na ako nga siya. In which case naman, may capacity ako to sue (ang legal, sorry ha) kasi nasasaklaw naman ang aking karapatan as creator ng IPC [intellectual property rights]. (…) Hinggil sa 'trustworthiness' o pagiging 'katiwa-tiwala' ni Emiliana Kampilan na 'source' o 'pinagmumulan' ng kaalaman tungkol sa kasaysayan ng Filipinas. (…) nagpasiya ako na mas maigi na panatilihin at limitahan ang kaalaman tungkol kay Emiliana Kampilan sa pangalan at kasarian niya. Sa panahon ngayon, talamak ang walang kakuwenta-kuwentang research work at masisisi na rin natin ito sa internet at sa pag-spoon feed ng impormasyon sa mga estudyante. Nababago na nang husto ang research methods at maging ng paglilimbag ng mga artikulo hinggil sa mga bagay-bagay. (…) Ngunit bakit ka nga ba magtitiwala kay Emiliana Kampilan? Sino ba siya, di ba? Isang graduate ng BS Manicure sa UP - hangal na nagsusulat tungkol sa kasaysayan ng bansa at lipunan natin. Baka naman 'feelingera' lang 'tong Lia Kampilan na ito. (…) Totoo, at sang-ayon maging si Emiliana Kampilan mismo - Hindi ka dapat

maniwala. Sapagkat isa sa mga tangka ng *Dead Balagtas* ay ang 'i-promote' o 'palakasin' at 'i-encourage' ang pananaliksik. Gusto ng *Dead Balagtas* na alamin MISMO ng mambabasa ang kasaysayan, (…) na hindi makuntento ang mambabasa sa komiks" (2014).

[17] Ayon kay Wada (2014), mauugat ang mga Makapili sa mga Sakdalistang nagsimulang tíla dalisay ang hangarin pero maituturing na konserbatibo dahil naapektuhan ang grupo ng isteryang kontra-komunista. Lumahok ang mga Sakdalista sa eleksiyon, ang timpalak sa politikang pinauso ng mga tinutuligsa niláng kolonyalistang nagpanggap na demokratiko at naglunsad ng halalan, upang mapagmukhang lehitimo at makatuwirang mga "magulang" ang Amerikang nais lang tiyaking handa sa "kasarinlan" ang mga magagaspang at sutil at sumpunging mga Filipinong anak. Para paikliin ang kuwento, inakalà ng mga Lapiang Sakdalista (na naging Ganapista na ang ilan ay naging Makapili) na dalá ng mga Hapón ang kalayaang inaasam, at ang mga Hapón ang puwersang mula sa labas na makatutúlong sa paglayà mula sa gápos ng America. Kontra-imperyalistang humingi ng túlong sa mas dehadong imperyalista, may pananagutan din ang mga nagsasakdal o naniningil ng pananagutan.

[18] May maikling pagtalakay ang mananaliksik dito http://davaotoday.com/main/todays-views/gallus-ignis-angelus-novus-lateralus/

[19] Pinalawig ito ni Kampilan sa inilimbag niyang *La Mujer Filipina* (2017) noong katatapos na Elbi Komikon.

[20] Kinompara ang strip na ito sa isang bahagi sa *Nakalarawang Noli Me Tangere* (1956). Tingnan sa Acuña 2018. Pinalawig din ang ikaapat na himagsik sa "Balagtas's Fourth Revolt in Dead Balagtas" (Acuña) na nailathala sa *Journal of English Studies and Comparative Literature*, tomo 17 (2018).

[21] Bukod sa EliBarra, may DieGab. Sa "Maghunosdili at tangkilikin ang DieGab" at "Dressed to kill ang mga Silang" (17 Disyembre 2013), ipinakíta bílang *loveteam*, sa pakahulugan ng kasalukuyang panahon, siná Diego at Gabriela: sa unang strip, naglalambingan sila sa pagpaplano ng atake, at sa ikalawang strip, suot nilá ang "natatanging kasuotan," ayon sa opisyal ng mga Español, kayâ madalîng matukoy kung sino sa mga sumusugod ang mga Silang. Nakasuot silá ng *couple shirt*: may salitâng "KILIG" kay Diego at "MUCH" ang kay Gabriela.

[22] May hirit din si Kampilan sa *genre* na sikát noon na tinatawag na "emo." Matatapos na ang pagsubok sa aplikasyon sa Katipunan at nása yugto na ng sanduguan si Ka Imo. Matapos gumuhit ng maliit na súgat at sabihang kunin na ang pluma para pumirma gámit ang dugo, nawili si Ka Imo sa paglalaslas ng pulso. Sa itsura pa lámang ni Ka Imo, may hudyat na sa mambabasá na emo si Ka Imo ("Si Ka Imo, atapang atao," 7 Disyembre 2013); di magtatagal, ibubunyag na ang alyas niya ay "Black Parade" ("Katipunan roll call – Ka Imo returns," 19 Enero 2014). Ilang taon nang nakalipas, relatibong bagong tipo ng musika ang emo, dahil tíla tumitiwalag ito sa machismo ng *punk* at *metal*, sa pamamagitan ng pagpapakítang emosyonal at bulnerable ang mga laláking bokalista na halos humahagulgol na ang tinig sa pagkanta. Tulad ng maraming inobasyon, naging gasgas ito at komersiyal matapos mauso at tulad ng ibá pang nalalaos, nagiging obheto ng katatawanan.

## Mga Sanggunian


Acuña, Arbeen. 2018. "Ilustraxon: Semyotika sa Pahina at sa Piraso ng Komix." *Kritika Kultura* No. 30/31. Web.

Adorno, Theodor and Max Horkheimer. 1976. *The Dialectic of Enlightenment.* Continuum.

Agoncillo, Teodoro. 1988. "Sa Isang Madilim: Si Balagtas at ang Kaniyang Panahon." Násа *Himalay: Kalipunan ng mga Pag-aaral kay Balagtas*. Inedit nina Patricia Melendez-Cruz at Apolonio Bayani Chua. Manila: Cultural Center of the Philippines.

Almario, Virgilio. 2016. "Si Balagtas, ang Panitikan, at si Lope K. Santos." *Ang Apat na Himagsik ni Francisio Balagtas at Iba Pang Sanaysay.* Manila: Komisyon sa Wikang Filipino.

Althusser, Louis. 1971. *Lenin and Philosophy and Other Essays.* London: New Left Books.

Bergson, Henri. 1911. *Laughter: An Essay on the Meaning of the Comic.* New York: The Macmillan Company.

Danky, James, and Denis Kitchen. 2009. "Underground Classics: The Transformation of Comics into Comix, 1963-90." Nása *Underground Classics: The Transformation of Comics into Comix*. Inedit nina James Danky at Denis Kitchen. New York: ComicArts.

David, Adam. 2010. "Rarefied Heights, Restoration, and the Rhythm Method: Some Analyses on the Mastery of Form of Francisco V. Coching's El Indio." *Likhaan: The Journal of Contemporary Philippine Literature* 4.

Groys, Boris. 2014. *On the New.* London: Verso.

Hatfield, Charles. 2005. "Comix, Comic Shops and the Rise of Alternative Comics, Post 1968." Nása *Alternative Comics: An Emerging Literture*. Jackson: University Press of Mississippi.

Hau, Caroline. 2011. ""Patria é intereses": Reflections on the Origins and Changing Meanings of Ilustrado." *Philippine Studies* 59 (1): 3–54.

Ignacio, Abe, Enrique de la Cruz, Jorge Emmanuel, and Helen Toribio. 2004. *The Forbidden Book: The Philippine American War in Political Cartoons.* San Francisco: T'boli Publication and Distribution.

Jurilla, Patricia May. 2008. *Tagalog Bestsellers of the Twentieth Century: A History of the Book in the Philippines.* Quezon City: Ateneo de Manila University Press.

Kampilan, Emiliana. 2013-2017. *Dead Balagtas.* Inakses 15 July 2017. http://deadbalagtas.tumblr.com.

Kampilan, Emiliana, interbiyu ni Arbeen Acuña. 2014. *interbyu - impluwensiya - dead balagtas* (21 November).

Lacaba, Jose. 1984. "Burges o Bakya." Nasa *Ang Ating Panitikan*. Inedit nina Isagani Cruz at Soledad Reyes. Manila: Goodwill Trading.

Lent, John. 2009. *The First One Hundred Years of Philippine Komiks and Cartoons.* Tagaytay City: Yonzon Associates.

Lumbera, Bienvenido. 1997. *Revaluation: Essays on Literature, Cinema & Popular Culture*. Manila: UST Publishing House.

———. 1988. "Florante at Laura: Formalization of a Tradition." In *Himalay: Kalipunan ng mga Pag-aaral kay Balagtas*. Manila, Philippines: Coordinating Center for Literature - Cultural Center of the Philippines.

———. 1986. *Tagalog Poetry 1570-1898: Tradition and Influences in its Development.* Quezon City: Ateneo de Manila University Press.

Manalo, Paolo. 2004. "After Words: Understanding Poetry Through Understanding Comics." *Journal of English Studies and Comparative Literature* 7 (1): 6–45.

McCloud, Scott. 1994. *Understanding Comics: The Invisible Art.* New York: Harper Perrennial.

McCoy, Alfred, and Alfredo Roces. 1985. *Philippine Cartoons : Political Caricature of the American Era, 1900-1941.* Quezon City: Vera-Reyes.

McGowan, Todd. 2014. "The Barriers to a Critical Comedy." *Crisis and Critique* 1 (3).

Melendrez-Cruz, Patricia. 1988. “Mga Tapyas ng Brilyanteng *Florante at Laura*.” Nasa *Himalay: Kalipunan ng mga Pag-aaral Kay Balagtas*. Inedit nina Patricia Melendrez-Cruz at Apolonio Bayani Chua. Manila: Coordinating Center for Literature - Cultural Center of the Philippines.

Mitchell, W.J.T. 1986. *Iconology: Image, Text, Ideology.* London & Chicago: The University of Chicago Press.

Mojares, Resil B. 2006. “The Formation of Philippine National Identity under U.S. Colonial Rule.” *Philippine Quarterly of Culture and Society*: 11–32.

Mojares, Resil. 2006. *Brains of the Nation: Pedro Paterno, TH Pardo de Tavera, Isabelo de los Reyes and the Producton of Modern Knowledge.* Quezon City, Philippines: Ateneo De Manila University Press.

Quibuyen, Floro. [1999] 2000. *A Nation Aborted: Rizal, American Hegemony, and Philippine Nationalism.* Quezon City: Ateneo de Manila University Press.

Rafael, Vicente. [2005] 2006. *The Promise of the Foreign: Nationalism and the Technics of Translation in the Spanish Philippines.* Pasig City: Anvil.

Reyes, Soledad. 2005. *A Dark Tinge to the World: Selected Essays (1987-2005).* Quezon City: University of the Philippines Press.

Rice, Mark. 2015. *Dean Worcester's Fantasy Islands: Photography, Film and the Colonial Philippines.* Quezon City: Ateneo de Manila University Press.

Rosenkranz, Patrick. 2009. “The Limited Legacy of Underground Comix.” In *Underground Classics: The Transformation of Comics into Comix*. Inedit nina James Danky at Denis Kitchen. New York: Abrams ComicArt.

Roxas, Cynthia, and Joaquin Arevalo. 1985. *A History of Komiks of the Philippines and Other Countries.* Quezon City: Islas Filipinas Publishing.

San Juan Jr., E. 1984. *Toward a People's Literature: Essays in the Dialectics of Praxis and Contradiction in Philippine Writing.* Quezon City: University of the Philippines Press.

Santos, Lope K. 2016. *Ang Apat na Himagsik ni Francisio Balagtas at Iba Pang Sanaysay.* Manila: Komisyon sa Wikang Filipino.

———. 1988. “Ang Apat na Himagsik ni Balagtas.” Nasa *Himalay: Kalipunan ng mga Pag-aaral kay Balagtas*. Inedit nina Patricia Melendres-Cruz at Apolonio Bayani Chua. Manila: Coordinating Center for Literature Cultural Center of the Philippines.

Schumacher, John. 1973. *The Propaganda Movement: 1880-1895.* Manila: Solidaridad Publishing.

Sevilla, Fred. 1997. “The Book of Hermenegildo Cruz.” In *Poet of the People: Francisco Balagtas and the Roots of Filipino Nationalism*, by Fred Sevilla. Manila, Philippines: Trademark Publishing Corporation.

Ted Gournelos, Viveca Greene. 2011. *A Decade of Dark Humor: How Comedy, Irony, and Satire Shaped Post-9/11 America.* Mississippi: University Press of Mississippi.

Tiongson, Nicanor. 2001. “Ang Pusong sa Dulang Tagalog: Panimulang Pag-aaral.” In *Centennial Lecture Series: Memories, Visions, and Scholarship and Other Essays*. Quezon City: University of the Philippines - Center for Integrative Studies.

Tolentino, Rolando. 2007. “Weder-weder Lang! Ang Materialidad ng Espasyo at Panahon ng Dagli.” Násâ *Ang Dagling Tagalog: 1903-1936* nina Rolando Tolentino at Aristotle Atienza. Quezon City: Ateneo de Manila University Press.

Wada, Motoe Terami. 2014. *Sakdalistas' Struggle for Philippine Independence, 1930-1945.* Quezon City: Ateneo de Manila University Press.

Zedong, Mao. 1942. *Talks at the Yenan Forum on Literature and Art.* May 2. Inakses 15 July 2017. https://www.marxists.org/reference/archive/mao/selected-works/volume-3/mswv3_08.htm.

Zizek, Slavoj. 2006. “Why are Laibach and the Neue Slowenische Kunst not Fascists?” Násâ *The Universal Exception*. New York: Continuum.

Zizek, Slavoj. 1997. *A Plague of Fantasies.* London: Verso.

# MUSIKONG FILIPINO SA PANAHON NG DIGMAAN, 1942–1945: MGA LIKHÂ AT TALÂ SA USAPIN NG KOLABORASYON[1]

Raul Casantusan Navarro

**ABSTRAK**

Malápit na ang ika-75 taon ng pagtatapos ng Ikalawang Digmaang Pandaigdig, ngunit hindî pa rin tinitimbáng ang naging papel ng musikong Filipino sa pagpapalawig ng pananakop ng Hapón sa Filipinas.

Malaking bahagi ng naratibo ng pananakop ng Hapón sa Silangang Asia ang pagpapalaya raw nitó sa impluwensiya ng ABD o America, [Great] Britain, at Dutch; partikular ang pagbura sa kamalayang dulot ng mga impluwensiya ng naunang dalawa. Sa Filipinas, sa panahon ng Hapón, lamán ng mga talumpati, patalastas, balità, larawan, at polyeto ang paghimok sa mga Filipino na talikuran nitó ang materyalistikong uri ng pamumuhay at makakanlurang kamalayan. Ayon sa pamahalaáng militar ng Hapón, dapat likhain ang Asianong batayan ng kulturang Filipino. Tinawag itong mulîng pagsílang ng Filipinas at Filipino sa bisig ng mga kapatid na Asiano sa ilalim ng Lupalop ng Magkakasamang Kasaganaan sa Lalong Malaking Silangang Asia o Greater East Asia Co-Prosperity Sphere (GEACPS).

Kilaláng mahusay sa musika ang Filipino. Sa lahat ng bansa sa Silangang Asia, ang Filipino ang may pinakamayamang tradisyon at kaalaman ukol sa paglikhâ ng kanluraning estilo ng musika. Pinatutunayan ito ng mahigit tatlong dantaon pagsasanay sa uring ito ng musika sa ilalim ng kolonyalistang Español at Amerikano. Masinsin na rin niyang inaral ang paglikhâ ng musikang nása kanluraning estilo nang itatag ang Konserbatoryo ng Musika sa UP simula noong 1916. Dito siyá lubos na ginabayan ng mga Amerikano at Europeong guro at nahasà sa paglikhâ at pagtatanghal ng

mahahalagang musika sa porma ng *sonata*, *concerto*, *mass*, *oratorio*, *opera*, atbpa. Sa panahon ng Ikalawang Digmaang Pandaigdig, pinatingkad ang kaisipang pagbabalik sa Filipino at pagdaragdag ng Hapones sa paglikhâ ng musikang nakahanay sa mensahe ng GEACPS.

Paano titimbangin ang partisipasyon ng musikong Filipino sa pananakop? Gámit ang lapit na kritikal, tatangkaing suriin ang ambag ng musikong Filipino sa diskurso ng pananakop ng Hapón sa Filipinas. Sa pamamagitan ng mga primaryang datos, titingnan ang kaniyang mga aktibidad, na sumuporta o humadlang, sa pagpapalawig ng naratibo ng Greater East Asia Co-Prosperity Sphere sa kapuluan.

*Mga susing salitâ: Ikalawang Digmaang Pandaigdig, musika, awit, musiko, Filipinas, Greater East Asia Co-Prosperity Sphere, Estados Unidos, Hapón, mananakop*

Hindî maihihiwalay ang produksiyong pangmusika sa halos lahat ng mahahalagang karanasan sa kasaysayan ng lipunan. Matingkad ito sa panahon ng digmaan kung kailan ang pagkabigô sa pakikipaglaban, at pananakop na kasunod nitó, ay nangahulugan ng pagbabagong kultural. Sa ganitóng kalagayan ng pagkasakop, dinadalisay ang masidhing malasakit (o pagtakwil) sa bayan ng mamamayang kasáma nitóng nalugmok. Sa paglipas ng panahon, ang ipinataw na pagbabago ng mga mananakop ay nagiging "normal." Marahil, ang pagtanggap ay dahil sa tákot, sa pangangailangang mabuhay o sa paniniwalang may katuturan ang mga nangyayaring pagbabago.

Naging matingkad ang partisipasyon ng ilan sa mga musikong Filipino sa binuong *soundscape* ng mga Hapones. Ginamit ng mga Hapones ang musika upang himukin ang mga Filipino na tumalima sa kanilá bílang bagong panginoon. Ang musika ay mahalagang sangkap ng paghimok. Dalá ng mga awit ang titik at diskurso ng pananakop—madalîng kantahin, memoryahin, at ituro. Gaya ng politika at ibá pang disiplina, ang musika ay ipinalalagay na sityo ng "micro-power" na naghahatid ng pagbabago sa tao sa antas ng kamalayan at kilos. Ikinikintal nitó sa kamalayan kung ano ang dapat (at hindî dapat) isipin at ikilos sa kontemporaneong klimang politikal.

Sa paglipas ng panahon, kumukupas ang alaala ng kasaysayan kasabay ng unti-unting literal at simbolikong pagpanaw ng mga naging aktibong aktor nitó hábang ang bagong henerasyon ay abalá sa pagbuo ng sarili niláng naratibo.

Bagaman may idea silá ukol sa kasaysayan ng bansa, karaniwang bingi at walâ siláng kabatiran sa musikang sumaliw sa mahahalagang kabanata sa nakaraan ng sariling bayan.

Tatangkaing itanghal sa saliksik ang mga musiko at musikang naging mahalagang bahagi ng pananakop ng imperyong Hapón sa Filipinas, nagamit man o hindî ang mga ito sa pagsuporta sa diskursong "Greater East Asia Co-Prosperity Sphere" (GEACPS), "Asia for Asians," at "Philippines for the Filipinos" ng pananakop ng Hapones.

**Panimula**

Ang Filipinong musiko ay produkto ng kaniyang panahon. Mahihiwatigan sa kaniyang mga likhâ ang sariling karanasan sa lipunan. At katulad ng mga nauna at sumunod sa kaniyang mga yapak, ang pinag-uugatan ng kaniyang musika ay linang, damdámin, málay, diwà, at kasanayang nahubog sa lipunang kinabibilangan. Gayunman, ito rin ang mga aspekto ng búhay na minanipula sa panahon ng mga pananakop sa proseso ng paghubog sa kaniya bílang kolonyal na sabjek.

Sa panahon ng Español, ang kaniyang edukasyon at kamalayan ay relihiyoso. Banggit ni Factora:

> *From the beginning, the Spanish establishments in the Philippines were a mission and not in the proper sense of the term colony. There was an advanced outpost of Christianity when the missionary forces would be deployed through the great empires of China and Japan… In examining the political administration of the Philippines, then, we must find it a sort of outer garment under which the living body is ecclesiastical* (1940, 34).

Ayon naman sa obserbasyon ni Sinibaldo de Mas sa kaniyang akdang *Informe*, *"[i]n the provinces every village has its public schools in which instruction is obligatory; but besides reading and writing, only Christian doctrine and Church music are taught*" (Blair and Robertson [45] 1903–1906, 246). At hindî nagkulang sa aspektong pangmusika at paghubog ng musiko ang simbahan. Isang halimbawa ang misyong Rekoleto:

> *In order to conduct the divine worship, they were to endeavor to have music in all the convents, by teaching the youth not only to sing but also to play the sweetest and best instruments that we use in Europe, so that the*

> *new Christians might become very fond of frequenting the sacred offices* (Blair and Robertson [21], 152).
>
> *In a short time, they had eight thousand newly baptized Indians, and arranged methods for their administration, and for their catechism, their first care was divine worship, and instruction and training of musicians and singers* (Blair and Robertson [21], 279).

Sa mga sipìng ito ay mabubuo ang isang larawang kumakatawan sa edukasyong pangmusika ng Filipino sa ilalim ng pananakop ng Español.

Pílit na palitán ang mga awit ng katutubo. Lumikhâ si Fray San Jose ng mga bagong awit ayon sa tradisyong katutubo—melodiya, súkat, at wika—at nagpakilála ng mga bagong mensahe sa awit upang umayon sa naratibo ng misyong relihiyoso. Banggit nga ni Fray Aduarte:

> Nakaugalian na ng katutubo na umawit habang nagsasagwan o kung may pagtitipon upang aliwin ang sarili upang pagaanin ang gawain. At dahil wala silang ibang awit, inaawit nila ang kanilang matatandang sekular at nakapipinsalang awit. Lumikha siya [Fray San Jose] ng mga awit gamit ang kanilang wika, sukat, at sa temang relihiyoso—dahil may talento siya rito—at ipinakilala ang mga awit sa katutubo upang ito ang awitin sa mga okasyong binanggit. Inaasahan niya na sa pamamagitan nito ay makalilimutan na nila ang mga lumang awit na walang kuwenta at nakalalason…. (akin ang salin at diin; Blair and Robertson [21], [32], 52)

Nang sinakop ng mga Amerikano ang Filipinas, ipinakilála rin nilá sa Filipino ang mga sangkap ng kaniláng kultura—publikong edukasyon, Protestantismo, demokratikong gobyerno, at ibá pa. Nagkaroon din ng mga maláy na pagkilos upang mabaón sa limot ang orihinal na titik ng lokal na mga awit. Ginawa ito, halimbawa, sa proyekto ng mananakop na isalin sa wikang Ingles ang mga katutubong awit upang awitin sa publikong paaralan. Halimbawa, inilimbag sa mga aklat na *Progressive Music Series* (edisyong 1924, 1925, at 1932) ang mga katutubong awit, ngunit nása wikang Ingles na ang mga titik nitó.[2]

Gayunman, sa Amerikano rin unang natutuhan ng Filipino na gamitin ang sariling katutubong musika upang lumikhâ ng musikang masasabing Filipino. Nagawa ito sa pamamagitan ng pagtatayô ng Konserbatoryo ng Musika sa

Unibersidad ng Pilipinas noong 1916[3] na ang mga unang guro sa komposisyon ay Amerikano at Europeo.

Sa pagbubukas pa lámang ng taóng 1901 ay ipinanukala na ang Act No. 74, o ang batas na nagtatatag ng sentralisadong pampublikong edukasyon sa Filipinas sa ilalim ng pamamahala ng mga Amerikano. Ang batas ding ito ang naging tulay sa Amerikanisasyon ng kamalayang Filipino. Banggit sa Monroe Survey noong 1925:

> *Under the very guns of the American troops, schools were established; wherever the American flag went a school was found. As the church was the symbol of the Spanish, so the school has been the symbol of American civilization* (Survey of Educational System 1925, 12).

Sa pamamagitan ng pampublikong edukasyon ay naging mas malawak ang kontrol, pisikal man at pangkamalayan, ng bagong dayuhang mananakop. Ang kamalayang ipinalaganap ay Amerikano na madalîng naipatupad dahil sa wikang Ingles na ipinilit na maging wika ng mga Filipino. Sabi nga:

> *Undoubtedly the most interesting problem of the Bureau of Education has been confronted with, is the introduction of the English language into all parts of the Philippine Islands with the intention of making it the common language of the people… it has been undertaken with the idea of making English the medium of expression on the street and in the home, as well as in the classroom, in the school shop and on the school playground* (Twentieth Annual Report 1920, 11).

Ang wika ay dinadaluyan ng karanasang nakaugat sa partikular na lugar at panahon ng nagmamay-ari nitó. Dahil hindî nakabatay sa linang at karanasang Filipino ang wikang Ingles, ang pagkatuto ng wikang ito ay nangahulugan ng lalong pagkalito sa sariling identidad ng mga Filipino na hindî pa lubos na natitiyak sa gitna ng ilang dantaon ng kolonisasyon. Dumating ang panahong sa wikang Ingles iniisip ang sariling karanasan, lalo na ng mga edukadong Filipino. Umábot sa púntong nagsasalitâ siyá at nag-iisip sa pamamaraang Amerikano. Ito na nga marahil ang sinasabi ni Enriquez, na ang Filipino ay parang "niyog"—"kayumanggi ang kulay sa labas ngunit puti ang loob, banyaga ang kaisipan, wika at pangalan" (1991, n.p.). Maituturing na Amerikanisado ang nabuong Filipinong kamalayan sa sumunod na apat na dekada ng pananakop lalo na sa hanay ng mga Filipinong nakapag-aral.

Nang isinapubliko ng bansang Hapón ang diskurso ng *New East Asian Order* noong Nobyembre 1938 (Hota 2014, xxi), kasáma ring ipinahayag ang pagwawaksi sa impluwensiya ng mga bansang Estados Unidos, Britanya, at Olanda upang itaguyod ang isang Silangang Asia na malayà sa pakikialam ng tatlo, at upang ibalik ang Asia sa Asiano. Sa Filipinas, noong 1942, ang lokal na islogan ay "Filipinas para sa Filipino" na ipinakilála sa pamamagitan ng isang talumpati ng direktor-heneral ng administrasyong militar ng Hapón (Official Journal [1] 1942, iii). Ito ay nangahulugan ng pagtatangkang ibalik ang Silanganing kamalayan ng Filipino sa loob ng naratibo ng GEACPS. Banggit nga ng isang administrador ng imperyong hukbo:

> Ang dahilan ng ekspedisyong ito ng Hapones ay walang iba kundi ang palayain kayo mula sa mapang-aping pananakop ng Estados Unidos, upang hayaan kayong magtaguyod ng "Filipinas para sa Filipino" bilang miyembro ng Magkakasamang Kasaganaan sa Lalong Malaking Silangang Asia [GEACPS], at upang hayaan kayong matamasa ang sariling kasaganaan at kalinangan (Official Journal [1] 1942, 2).

Noong 8 Disyembre 1942 ay abaláng naghahanda para sa pista ng Inmaculada Concepcion ang Katolikong populasyon ng Filipinas nang sumabog ang balitàng binomba ng Japan ang Pearl Harbor, at nagsimula na ang digmaan ng Estados Unidos at Japan. Ilang oras lámang ang nakalipas, nagsimula nang bombahin ang mga estratehikong paliparan at daungan sa kapuluan. Sunod-sunod na binomba ang Nichols, Cabanatuan, Tarlac, Maynila, Cavite, Baguio, Davao, atbp. (Jose 1998, 21–22).

Bagaman idineklarang "Open City" ang Maynila noong 26 Disyembre 1941, hindî ito naging hadlang sa mga Hapones upang patúloy na bombahin ang siyudad. Bago pa ito sinakop ng Hapones, may ilang lumàng simbahan at paaralan na ang kaniláng winasak. Matapos ang mga pambobomba, tulúyan nang pinasok ng mga Hapones ang Maynila noong 2 Enero 1942. Katubusan mula sa kolonyalismong Amerikano ang sigaw ng bagong dayong Asiano. At mula rito ay ipinataw ng bagong mananakop ang sariling mga kautusan, batas, at parusa. Hindî tumigil sa antas na pisikal ang pananakop. Kagaya ng Español at Amerikano, ipinakilála rin ng Hapones ang batayan ng kaniyang linang. Upang higit na mapadalî ang pagtanggap ng Filipino sa ipinipilit na kultura, pinigilan at ipinagbawal ang patúloy na pagtangkilik ng Filipino sa nakagawiang búhay sa ilalim ng Amerikano. Sa pamamagitan ng pagdedeklara ng batas militar (Official Journal [1], 1) ay pataksil na itinalì ang ipinalit na lubid ng kolonyalismo sa leeg ng sinakop.

Bílang bahagi ng pagbabagong-kamalayan, ipinanukala ng Hapones ang mga batayang pagbabago sa lipunan. Kasáma rito ang edukasyon, wika, musika. Sa mga nakaraang pananakop ng Español at Amerikano, ang uri at lamán ng edukasyon ang humubog sa kolonyal na kamalayan ng Filipino. Narito ang bahagi ng inilathalang batayang kautusan ukol sa edukasyon na may pamagat na "Order Concerning the Basic Principles of Education in the Philippines" na tumitiyak sa mga layunin ng edukasyon:[4]

1. Maintindihan ng mga tao ang kalagayan ng Filipinas bilang miyembro ng Lupalop ng Magkakasamang Kasaganaan sa Lalong Malaking Silangang Asia, ang totoong kahulugan ng pagtatatag ng Bagong Kaayusan… kung gayon, upang pag-ibayuhin ang relasyong Filipino-Hapón;

2. Iwaksi ang matandang idea ng pag-asa sa mga bansang kanluranin, lalo na sa Estados Unidos at Britanya, at humikayat ng bagong Filipinong kultura batay sa sariling kalamayan bilang Silangang Asiano;

3. Magsikap na pataasin ang moralidad ng mga tao, at itakwil ang pagiging materyalistiko;

4. Magpunyagi sa pagpapalaganap ng wikang Hapones sa Filipinas at wakasan ang paggamit sa wikang Ingles sa hinaharap; at

5. Pahalagahan ang pagpapalaganap ng batayang edukasyon at itaguyod ang edukasyong bokasyonal, at pasiglahin ang pagmamahal sa manwal na paggawa.

Inilatag din ang mga kahingian sa pagpapatúloy ng pampubliko at pribadong edukasyon sa kapuluan. Ang pag-aaral ng wikang Hapones ang isa sa pinakamahalagang pagbabagong ipinataw. Sa simula, pinayagan ang paggamit ng wikang Ingles bílang pansamantaláng tulay sa di nagkakaintindihang Filipino at Hapones. Inendoso rin ang paggamit ng lokal na wikang Tagalog bílang wika ng edukasyon at gobyerno kasáma ng Nippongo.

## Ang New Philippines Symphony Orchestra Bílang Panghimok Túngo sa Pakay ng Pananakop

Tulak ng pangangailangang manatiling ligtas at buháy, binagtas ng maraming musiko ang madilim na landas ng pakikipagtulungan sa mananakop.

Sa kabilâ ng pagbuwag sa organisasyon ng Manila Symphony Orchestra upang maiwasan ang pakikipagtulungan ng pamunuan nitó sa bagong mananakop, hindî naman pinigilan ang pagtugtog ng mga miyembro nitó sa binuong New Philippines Symphony Society na nang lumaon ay tinawag na New Philippines Symphony Orchestra. Banggit nga ng Propaganda Corps,

> *Much enthusiasm has been shown by the orchestra members, many of whom were laid up during the emergency, but are eager to go into full-dress rehearsals. Public reaction to recent concerts indicates an interest as keen as that shown by those actively engaged in producing music* (Tribune [June 5, 1942], 2).

Mula sa pagbuo ng orkestra noong Hunyo 1942 hanggang sa pagpapalaya sa Maynila noong Marso 1945, nakapagtanghal ito ng sampung malalakíng programa. Narito ang programa ng paglulunsad ng NPSO at isang larawan ng iba pang pagtatanghal:


New Philippines Symphony Society
Inaugural Concert
FRANCISCO SANTIAGO, Conductor
Soloist: BASILIO MANALO, (Violinist)

Programme

I Concerto Grosso in D Minor . . . Vivaldi
II Taga-ilog (Symphony in D Major) Santiago
III Concerto in D Major . . . . . Tschaikowsky
IV Flower Waltz . . . . . . . Tschaikowsky

at
Metropolitan Theatre
Sunday, July 26th
9:45 A. M.

Tickets may be obtained at
Cu-Unjieng Bldg., Escolta, Room 607
Tel. 2-54-47



**Larawan sa kaliwa**: Anunsiyo ng programa ukol sa unang pagtatanghal ng *New Philippines Symphony Society*. Larawan mula sa *Tribune,* 25 July 1942.

**Larawan sa kanan**: Ang bahagi ng NPSO sa isang pagtatanghal hábang kumukumpas si Kosaku Yamada, pinunò ng *Nippon Musical Mission*. Larawan mula sa *Tribune*, 13 Nobyembre 1943.

Sa paglulunsad ng orkestra unang itinanghal sa publiko ang kabuoan ng *Taga-Ilog, Symphony in D Major* ni Francisco Santiago. Noong 1938, isinulat ni Santiago ang isang malaking obra na tinawag niyang *Luvismin* (Manuel 1970,

2:344), kumakatawan sa tatlong pinakamalalakíng isla ng kapuluan—ang Luzon, Visayas, at Mindanao—na pinaghalawan din ng mga temang musika, ritmo, at estrukturang ginamit sa paglikhâ nitó. Nang lumaon, ang orihinal na titulo ay pinalitan ni Santiago, at ginawang *Taga-Ilog.* Ito ang itinuturing na pinakamahusay na likhâ ni Santiago ayon sa kaniyang mga kasabayang musiko (Manuel 1970, 2:329–330). Ang apat na bahagi ng *Taga-Ilog* ay ang sumusunod: *Moderato Tropical, Andante Sentimental, Allegro Scherzando,* at *Allegro Rustico.* Ayon kay F. P. de Leon, nakabatay sa katutubong ritmo at mga katutubong instrumento, katulad ng **barimbaw** at **gong**, ang *Taga-Ilog* (Manuel 1970, 2:330).

Lima sa kasalukuyang pambansang alagad ng sining sa musika—sina Antonio J. Molina (ginawaran noong 1973), Antonino Buenaventura (1988), Lucrecia R. Kasilag (1989), Lucio D. San Pedro (1991), at Felipe P. de Leon (1997)—ay pawang naranasan ang panahong ito ng pagbabagong-linang, kasáma ang tulak sa pagbabago ng musika mula kanluranin túngong Asiano-Filipino. Maitatanong tuloy na kung hindî nilá naranasan ang udyok at sapilitang pagsasa-Asiano/Filipino ng kultura, maitatanim kayâ sa kaniláng kamalayan ang halaga ng pagkakaroon ng sariling musika na masasabing tunay na Filipino?

Bagaman nakaturo na sa direksiyong pagbawi sa lokal na damá sa panahong ito ang musikang Filipino, noon pa lámang 1934 ay binuo na ni UP Presidente Jorge Bocobo ang *President's Advisory Committee on Dances and Folk Songs* sa pangunguna ni Francisco Santiago upang mapunuan ang parehong layunin. Layunin nitóng kolektahin at ipreserba ang unti-unti nang nalilimutang mga katutubong tradisyon sa musika at sayaw. Ang ilan sa mga kompositor na lumahok sa pagkilos na ito ng pagkolekta at pagpreserba ng musikang katutubo ay mismong mga miyembro ng komite na lumikhâ ng mga musikang gámit ang mga ritmo, melodiya, at konsepto ng porma at estruktura ng musika—halimbawa si Santiago sa kaniyang *Taga-Ilog, Symphony in D Major* at si Buenaventura naman sa kaniyang *By the Hillside,* at marami pang ibá. Sa maikling sabi, hindî na bago ang tulak sa paglikhâ at pagbawi ng Filipinong musika (katutubo at paggamit nitó sa napapanahong estilo) na inilako sa loob ng pananakop ng Hapones dahil nauna na itong inilunsad sa Unibersidad ng Pilipinas isang dekada bago pa nalugmok ang Filipino sa Ikalawang Digmaang Pandaigdig.

Ang binanggit na mga kompositor ay naging aktibong parte ng kasaysayan ng Filipinas sa ilalim ng rehimeng Hapones. Banggit nga ni William Pfeiffer:

> *There was intense musical activity during the Occupation. Not only were outstanding works of composers both foreign and local performed in concerts during the war; other musical activities were conducted by diverse personalities*

*and different groups, much more than what latter-day students of Philippine music are ready to concede* (1975, xviii).

Kolaborasyon man o hindî, dahil may mga kompositor na pinilìng hindî lumikhâ ng musika para sa gámit ng administrasyong Hapones sa panahong ito, ang aktibidad ng ilang kompositor sa panahong ito ay nagbigay-kulay sa búhay ng lipunang Filipino at naghawan ng daan túngo sa magiging anyo ng musikang Filipino sa mga sumunod na dekada matapos ang Ikalawang Digmaang Pandaigdig.

Mahalaga para sa bagong mananakop na Hapones ang musika. Sa isang karatulang ipinakalat sa Maynila, binanggit sa paliwanag, o caption nito, na nagagamit ang musika sa pagpapabilis sa pag-unlad ng kultura ng lipunan. Narito ang poster:



[Paliwanag] "*In spite of the Justified Greater East Asia war with a view to wiping out the Anglo-American powers from Asia, the educational encouragement is effectively carried on as the above example* [larawan ng orkestra]. *The typical Japanese symphony orchestra is holding a regular weekly concert to arouse the sentiment and accelerate the cultural progress of the people.*" Kopya mula sa UP Main Library, Special Collections. (Akin ng diin.)

Mahihinuha na kayâ naging instrumento ng kolonyalismong Asiano ang musikong Filipino, maláy man o hindî ang mga ito, ay dahil sa paniniwala ng Hapones na ang musika at musiko ay mainam na kasangkapan sa pagpapalaganap ng mensahe ng pananakop. Sabi nga sa paliwanag sa larawan, "kaya ng orkestra na buhayin ang sentimyento at pabilisin ang kultural na pag-unlad ng sambayanan." Hindî na ito maikakaila dahil saksi ang kasaysayan at mga bakás na iniwan ng pananakop at mga musiko mula sa panahong ito. Maging ang pagbuo ng New Philippines Symphony Orchestra (NPSO) ay nagbigay-daan sa pag-unlad ng mga karera ng ilang kompositor na binabanggit sa sanaysay na ito. Sa pamamagitan ng NPSO ay naipakilála ang maraming musikang *symphonic* at nagbigay rin ito ng mga pagkakataón upang magsulat at magtanghal ng mga lokal na musika sa *genre* o uri ng musika para sa kolektibong pagtugtog ng ibá't ibáng instrumento ng orkestra.

## Musiko at Musika Bílang Boses ng Pananakop

Si Antonio Molina[5] ay nagbigay ng isang panayam ukol sa musikang Hapones noong 22 Oktubre 1943, sa *concert hall* ng Centro Escolar. Kasunod ng panayam ay ang paglulunsad ng eksibit ukol sa mga katutubong instrumentong pangmusika ng Filipinas (*Tribune* [22 Oktubre] 1943, 5). Naghandog din si Molina ng musikang pamboses, na may titulong "Sampagita," sa lider ng *Nippon Musical Mission*[6] na si Kosaku Yamada. Dumating ang binanggit na misyon noong 29 Oktube 1943. Bahagi rin ng misyong pangmusika sina Teruko Tuzi, soprano; Ruriko Tominaga, piyanista; at Yoiti Hiraoka, isang *xylophonist* na pawang mahuhusay na mga musikong Hapones. Narito ang pabalat ng awit na "Sampagita":




"Sampagita: Philippine Canzonetta on the old melody 'Jocelynang Baliwag.'" Titik: Guillermo Y. Santiago-Cuino (*Tribune* [29 October] 1943, 4); Musika: Antonio J. Molina. Kopya mula sa Music Library, UP College of Music.

Katulad ng binanggit sa pabalat, ang musika ng “Sampagita” ay ibinatay ni Molina sa awit na “Jocelynang Baliwag” na tinatawag na “Kundiman ng Rebolusyong 1896.” Sinulat ni Guillermo Santiago ang titik ng awit.

Ang isa pang mahalagang awit na nilikha ni Molina sa panahong ito ay ang “Ang Wika’y Buklod ng Bansa,” mula sa panulat ni Lope K. Santos. Ibinatay ni Molina ang melodiya nitó sa mga katutubong musika at awit na “Birgoire” at “Atin cu pung singsing.” Narito ang pabalat ng awit:




“Ang Wika’y Buklod ng Bansa (Awit ng Wikang Pilipino).” Titik: Lope K. Santos; Musika: Antonio J, Molina. Kopya mula sa UP Main Library, Special Collections.

Ang mga melodiya ng parehong awit na binabanggit sa itaas ay hinalaw ni Molina sa mga katutubong awit na siyáng pagsasapraktika ng pagsasa-Asiano/ Filipino ng pananakop. Matatandaan din na nagbigay siyá ng isang panayam na may titulong “Ang Kundiman ng Himagsikan” noong 1 Pebrero 1940 sa Bulwagang Villamor sa pangangasiwa ng Surian ng Wikang Pambansa. Ang kopya ng musikang kaniyang nadiskubre mula sa isang kabán na halos kinain na ng anay (Molina 2013, 181) ay siyá ring musikang ginamit niya sa paglikhâ ng awit na “Sampagita” na binanggit na sa itaas. Ukol sa kopyang nakuha sa isang kabán, narito ang paliwanag ni Molina:

> Ang isang siping limbag ng kundimang ito [“Jocelynang Baliwag”], sira-sira at watak-watak, ay napapaloob sa isang kaban na halos kalahati ng laman ay kinain ng anay.

> Ang laman ng kabang ito ay pulos na papel ng musika: mga balse, rigodon, paso-doble, obertura, mga sarsuwelang Español at Tagalog at iba pang tugtuging yari para sa orkestra. Ang lahat ng ito ay gamit ng matandang Orkestra Molina na itinatag at pinangasiwaan ng nasirang Don Juan Molina. (2013, 181)

Maraming patimpalak ang inilunsad ng administrasyong militar ng Hapón sa túlong ng sangay na panghimok nitó (Propaganda Corps) batay sa pangangailangang politikal at kultural. Mayroong timpalak sa pag-awit, paglikha ng tulâ, pagsulat ng islogan, at pagtatanghal ng mga ehersisyo ng *Radio Taiso*.[7] Sa mga nabanggit, ang mga timpalak at ibá pang aktibidad ukol sa musika ang pinakamadalas na inilulunsad ng rehimeng Hapones. Maraming kilalá at baguhang musiko ang naging bahagi ng mga paligsahan, pagtatanghal, at paglikhâ ng musika para sa mananakop.

Dahil panahon ng batas militar at nása ilalim ng hukbong pangkatihan at pandagat ng administrasyong militar ng Hapones ang kapuluan, martsa ang musikang isinulong dahil ito ay matikas, mabilis, at punô ng búhay. Martsa rin ang kapansin-pansing uri ng musika sa mga koleksiyong awit na itinakdang ituro sa mga paaralan sa Filipinas. Halimbawa nitó ang "Aikoku Kōsinkyoku" (*Patriotic March*), "Kokumin-Singun-ka" (*March of the Marching Nation*), atbp. (Japanese Song Series 1942). Isang paligsahan sa pagsulat ng martsa ang inilunsad ng Manila Shinbun-sya noong 2 Pebrero at nagtapos noong 10 Marso 1943. Matapos matanggap ang lahat ng mga lahok, nagpúlong ang mga hurado sa tahanan ni Presidente Matsuoka ng Manila Shimbun-sha upang piliin ang mga nagwagi. Inilabas ang kanilang desisyon sa isang artikulo sa *Tribune* noong 23 Marso 1943. Narito ang listáhan ng mga nanalo sa paligsahan:

> First Prize:
> Music—Lucio D. San Pedro, of Angono Rizal
> Lyrics—Ismael Blanco
>
> Honorable Mention:
> 1. Music—I. Mendoza, of 9 Aviles, Manila
>    Lyrics—J. R. de Leon, of 933 Merced, Manila
> 2. Music and Lyrics—Oly M. Y. Hidalgo, of 600 Isabel (Int.), Manila
> 3. Music and Lyrics—Restituto A. Umali, of 1124 Trabajo, Manila
> 4. Music and Lyrics—Hilarion F. Rubio, of 1167 Koa Boulevard, Manila (*Tribune* [March 23] 1943, 1 and 4)

Nabanggit din sa anunsiyo na ang desisyon ng mga hurado ay batay sa pangangailangan para sa isang martsang sumasalamin sa diwà ng Bagong Pilipinas ayon sa Silanganing kaluluwá (*Tribune* [23 March] 1943, 4). Narito ang larawan ng mga nagwagi na pinangunahan ng awit na "Martsang Bagong Pilipinas" na likhâ nina Lucio D. San Pedro (musika) at Ismael Blanco (titik):



Tinatanggap ng manunulat ng titik, Ismael Blanco, mula kay Presidente Masao Matsuoka, ng Manila Sinbun-sya, ang halagang P500 bílang nagwagi ng unang gantimpala. Násа dulong kaliwa si Lucio D. San Pedro na sumulat ng musika ng nagwaging awit na "Martsang Bagong Pilipinas" (Ibid. [1 April] 1943, 4)

Nang mabalitaan ni San Pedro na nagwagi siyá bílang kompositor, ikinuwento niya ang naging proseso ng paglalapat niya ng musika sa mga titik ni Blanco, at nangako ng suporta para sa binubuong Bagong Pilipinas ng imperyong Hapon. Narito ang mga sambit niya:

> *When I was informed on March 21 that I had won the first prize, I was eagerly surprised. I was certainly very happy, knowing that there were altogether 44 entries.*
>
> *In composing the piece, I stressed the return to Oriental spirit, and I was able to finish my work with comparative ease… in spite of the war, [the Imperial Japanese Army] is deeply concerned with music and the arts. Complimenting this attitude, the Manila Sinbun-sya has sponsored contests, enabling many Filipino composers to take part. This is a source for gratitude of all Filipinos. I am especially grateful, being lucky enough to win the prize.*

*I am determined to work more diligently in the future and to contribute my share in the revival of music in the New Philippines which is being built under the guidance of Nippon Empire, a nation possessing great spiritual power* (*Tribune* [12 March] 1943, 4).

Narito naman ang mga titik ng awit mula kay Blanco:

MARTSANG BAGONG PILIPINAS
Titik: Ismael Blanco
Musika: Lucio D. San Pedro

Ang layunin ng Bayan kong mahal,
Ay lumaya nang lubusan
At ang Silanganan ay sa taga Silangan,
Lupalop ng kasaganaan.

BAGONG BUHAY sa Silangan
Ang naidulot sa atin ng Digmaan,
Saan man dako'y may kasiyahan
Pagkat mithi ay nakamtan.

At salamat—ARAW AY SUMIKAT,
Ang dilim ay dagling nagliwanag,
Iyan ang tanging pag-asa BUKAS
Ng ating BAGONG PILIPINAS
(*Tribune* [31 March] 1943, 8).

Inilunsad ang awit sa Luneta noong 9 Abril 1943. Sinaliwan ito ng Metropolitan Constabulary Band sa pagkumpas ni San Pedro. Ayon sa anunsiyo sa *Nippongo Weekly*, sinasalamin ng awit ang pagnanasà ng mga Filipino.[8] Dalawáng ulit inilunsad ang awit sa araw ng pag-aalaala sa pagsukò ng Bataan; isa sa umaga kung kailan inawit ito ng mga artista mula sa mga teatro ng lungsod, at sa hápon, kung kailan itinuro muna sa madla ang awit bago pormal na nagsimula ang paglulunsad. Narito ang larawan ng mga dumaló sa paglulunsad ng awit sa Luneta:



Ang madla sa paglulunsad ng awit na "Martsang Bagong Pilipinas" nina Lucio San Pedro at Ismael Blanco sa Luneta. Nása entablado ang koro na sinaliwan ng Metropolitan Constabulary Band sa pagkumpas ni San Pedro. Mula sa *The Tribune,* 12 April 1943.

Noong 10 Abril 1943 ay inanunsiyo na may nakalaang sampung libong kopya ng awit na "Martsang Bagong Pilipinas" para sa mga nais magkaroon nitó. Libreng ipinamahagi ang kopya mula sa opisina ng Manila Shimbun-sha (*Tribune* [10 April] 1943, 2).

Noong 30 Nobyembre 1943 naman, isang buwan matapos ideklara ang kalayaan ng Filipinas sa paglulunsad ng Ikalawang Republika nitó, at kilalanin ang bagong Pangulo na si Jose P. Laurel, ay mulîng nagwagi si Lucio San Pedro sa timpalak na pinangasiwaan ng Lungsod ng Maynila, sa kaniyang bagong likhâng awit na "Martsa Pangulong Laurel." Isinulat ni Jacinto R. de Leon ang mga titik ng martsa (Navarro MS, 78–79). Narito ang mga titik ng awit:

MARTSA PANGULONG LAUREL

Titik: Jacinto R. de Leon
Musika: Lucio D. San Pedro

Sa gitna ng kadiliman
Ikaw ay talang naging tanglaw
Sa palad ng iyong bayan
Ikaw'y anak na uliran.

Ngayo't maging noong una
Pangarap mo ay makitang
Ang bayan mo'y walang dusa
Walang hirap maligaya.

At [na]ng ika'y minsang tawagin
Ng Ina mong luhaa't may lagim
Sa pagtupad ng iyong tungkulin
Ang buhay mo'y muntik nang makitil.

Mga patak ng dugo mong mahal
Naging binhi n'yong kalayaan
Kaya ngayo'y Bayani ka namang
May dambana sa puso ng Bayan.
(Martsa Pangulong Laurel 1943)

Sa ikatlong saknong ay kapansin-pansin ang mga linyang "At [na]ng ika'y minsang tawagin / ng Ina mong luhaa't may lagim / sa pagtupad ng iyong tungkulin / ang buhay mo'y muntik nang makitil." Ang mga linyang "Ina mong luhaa't may lagim" at "buhay mo'y muntik nang makitil" ay sumasalamin sa totoong nangyayari.

Ang una, ang "Inang" binabanggit ay ang Inang Bayan na sinakop ng mga Hapones. Luha at lagim ng kamatayan at kakapusan ang naranasan ng maraming Filipino sa ilalim ng batas militar sa panahong ito. Banggit nga ni Laurel:

> Ang malimit na pagpapalit ng mga manunungkulan sa Hukbong Hapones (mula kay Homma, kay Tanaka, kay Kuroda—kay Terauchi—kay Yamashita), ang mga pag-aresto, pambubugbog at pagwawalang bahala sa aming pakiusap para sa kapakanan ng ating mga mamamayan; ang pagkuha sa mga tahanan, hayop, awto, trak, at mga ari-arian ng mga pribadong mamamayan; ang pagkumpiska sa mga pagkaing panustos; ang lubos na paglapastangan sa dignidad ng tao; ang damdaming pagkamananakop; ang mababang uri ng pagka-Kristiyano ng marami sa naturang mananakop; ang kanilang tandisang pagdomina at pagdikta sa ating Pamahalaan at sa mga pinuno ng Pamahalaan—ang kanilang pangangaral na salungat sa kanilang aktuwal na ginagawa—ang lahat ng ito at marami pang iba ay matibay na mga katunayang nasadlak sa kadiliman ang Pilipino sa pananakop ng mga Hapones… (*Talaarawan ng Digmaan* 1997, 36–37).

Ang ikalawa ay ang pagtatangkang pagpatay kay Laurel nang siyá ay naglalaro ng golf sa Wack Wack Country Club bago pa man siyá mahalal bílang pangulo

ng bansa. Sabi ni Laurel, “[l]abis kong ipinagdamdam ang duwag at pataksil na pagtatangka sa aking buhay ngunit higit na nadama ko ang kirot ng damdamin sa bintang na ako’y maka-Hapones” (*Talaarawan ng Digmaan* 1997, 27–28) Narito ang pabalat ng awit na “Martsa Pangulong Laurel”:





Imahen ng pabalat ng limbag na awit na pinamagatang “Martsa Pangulong Laurel” na nagtamó ng unang gantimpala sa timpalak na inilunsad ng Pamahalaan ng Lungsod ng Maynila noong 30 Nobyembre 1943. Isinulat ito nina Jacinto R. de Leon (titik) at Lucio D. San Pedro (musika). Kopya mula sa aklatan ng UP Kolehiyo ng Musika.

May isa pang awit na handog kay Pangulong Laurel, ang “Mabuhay ang Pangulong Laurel.” Ang titik ng awit ay nilikhâ ng Kawanihang Pagbabalita at Katiwasayang Bayan, at ang musika naman nitó ay isinulat ni Edgardo Herrera. Nilapitan ng Kawanihan si Herrera upang lapatan ng musika ang tulâ. Narito ang pabalat ng limbag na musika at mga titik nitó:




Ang kopya ng "Mabuhay ang Pangulong Laurel" ay nagmula sa aklatan ng UP Kolehiyo ng Musika.

MABUHAY ANG
PANGULONG LAUREL

Titik: Kawanihan ng Pagbabalita
at Katiwasayang-Bayan
Musika: Edgardo Herrera

Ipagbunyi, ipagdiwang
At ihatid sa tagumpay,
Ang pangulong makabayan
Nitong Mutya ng Silangan.

Bagong lakas ay tipunin
Ihandog buong giliw,
Sa pangulong masintahin
At sa baya'y matapatin.

Sundan natin ang paglakad
Pangulo ng Pilipinas;
Ang bandila'y iwasiwas
Bagong laya'y isahagap

Ang landas na daraanan
Ng pangulo ay sabugan
Bulaklak ng pagmamahal
Ang pangulo ay mabuhay.

Ang awit ay pagpapahayag ng suporta sa pamumuno ni Pangulong Laurel. Bílang pinunòng iniluklok ng administrasyong Hapones, hindî magiging epektibo ang pamamahala ng gobyernong Laurel kung hindî ito kikilalanin at pahahalagahan ng mamamayan. Kayâ nang matapos ang paglulunsad ng Bagong Republika ng Pilipinas, nakatuon naman sa paghimok ng suporta mula sa mamamayan ang mga propagandang inilabas at ipinalaganap katulad ng binanggit na awit.

Inanunsiyo sa *Tribune* noong 23 Nobyembre 1943 ang resulta ng timpalak sa paglikhâ ng martsa at kundiman na inilunsad ng Pamahalang Lungsod ng Maynila. Ang tatlong nagwagi—"President Laurel March" ni Lucio D. San Pedro; "March for the Director-General of the defunct Japanese Military Administration in the Philippines" (Martsa Heneral Wati) ni Francisco Buencamino, Sr.; at "Kundiman" ni Leon Ignacio (*Tribune* [23 November] 1943, 4).[9] Narito ang mga titik ng awit na "Martsa Heneral Wati:"

MARTSA HENERAL WATI
Musika at titik: Francsico Buencamino, Sr.

Kaming abang kulang palad
Bayang api't walang lakas
Nabuhay din at nailigtas
Nang kapatid na matapat.

Bansang kilabot sa Silangan
Sa kabalat, mapagmahal
Di nga kami binayaan
Na mapalungi't mahandusay.

Ngayo'y inilikmo, kami'y pinarangal
Ng kapatid naming sa Silangan
May pusong tanging mapagmahal.

Dapat nating igalang
Dapat pasalamatan
Heneral Wati
Tumulong sa natamong Kalayaan.
("Martsa Heneral Wati," 1943)

Nabanggit sa talâ ng awit na isa itong pasasalamat sa naging papel ni Heneral Wati, Pangulo ng Administrasyong Militar ng Hapón, sa natamong kalayaan ng Filipinas.

Ang totoo, matapos ideklara ang kalayaan ng Filipinas noong Oktubre 1943, hindî naman talaga nawala ang kontrol ng administrasyong militar sa kapuluan. Kung hindî man si Heneral Wati ang namumunò sa hukbong sandatahang Hapones sa Filipinas matapos ideklara ang kalayaan nito, nanatíli pa rin ang kapangyarihan ng puwersang Hapones. Makikítang matingkad mulî ang papel ng hukbong Hapones lalo na sa panahon ng pagpapalayà ng kapuluan mula sa kaniláng mahigpit na kontrol at pananakop—umakyat sa Hilaga ang hukbong pangkatihan na pinangunahan ni Heneral Tomoyuki Yamashita, at nanatíli sa Kamaynilaan ang karamihan ng hukbong pandagat sa pangunguna ni Rear Admiral Sanji Iwabuchi na direktang pagsuway sa utos ni Yamashita na lisanin ang siyudad (Yenne 2014, 325). Sa madalîng sabi, hanggang sa pagtatapos ng digmaan noong 1945, nanatíli sa Filipinas ang mga hukbong pandagat at pangkatihan ng Hapones upang patúloy na ilugmok ito sa estadong sakop kahit idineklara na ang kalayaan nitó noong Oktubre 1943.

Nang ilunsad ang programa sa pag-aalaala ng unang anibersaryo ng *Greater East Asia War* noong 5 Nobyembre 1942 sa timpalak na inihayag sa Tribune na "Manila Sinbun-sya Opens Song Contest for the Creation of New Philippines; P400 Prizes," nagbunga ito ng tulâng "Awit sa Paglikha ng Bagong Pilipinas" na pinagwagian ni Catalino Dionisio. Inanunsiyo ito sa parehong pahayagan noong 8 Disyembre 1942. Napagkasunduan ng komite ng timpalak na lapitan si Felipe P. de Leon, na aktibong musiko bílang kompositor at tagakompas sa panahong iyon, ukol sa nararapat na saliw ng musika sa tulâ. Una siyáng nilapitan nina F.B. Icasiano, Jose Bautista, at Anacleto Benavides, mga kilaláng peryodista, kasáma ang ilang opisyal ng rehimeng Hapones noong 25 Nobyembre 1942, upang sabihan siyá na lapatan ng musika ang tulâng nagwagi ng unang gantimpala sa paligsahang inilunsad ng Manila Sinbun-Sya (Osit 1984, 76). Binigyan si de Leon ng tatlong araw upang tapusin ang musikang ilalapat sa nagwaging tulâ ni Dionisio.

Hindî inakala ni de Leon na halos papantay sa kasikatan sa "Pambansang Awit ng Pilipinas" ang "Awit sa Paglikha ng Bagong Pilipinas." Dahil ipinagbawal simula pa lámang noong 1942 ang pag-awit ng pambansang awit, ang likhâng resulta ng timpalak—ang "Awit sa Paglikha sa Bagong Pilipinas"—ang ipinalit dito para tugtugín sa lahat na pormal na pagtitipon na inendoso ng gobyernong militar ng Hapones sa Filipinas. Banggit sa isang panayam ni Samson, "*de Leon stressed that he never expected the song to be anything more than just a march. He never thought that it would almost be a national anthem*" (1976, 116). Narito ang mga titik ng awit:

AWIT SA PAGLIKHA NG BAGONG PILIPINAS

Titik: Catalino S. Dionisio
Musika: Felipe P. de Leon

I
Tindig aking Inang bayan
Lahing pili sa Silangan
Iwaksi ang nakaraan
Yakapin ang bagong buhay.

KORO
Hawakan ang watawat
Ng pagpapakasipag
Ibandila, iwasiwas
Ang pagbabagong-tatag.

II
Lakad at harapin
Pagtatanggol sa layunin
Hirap, sakit ay tiisin
Upang makamit ang mithiin.

III
Gumawa, gumagawa, magbata
Itatag ang Silangang Asia
Lupalop na maginhawa
Kasaganaang sama-sama.
(*Tribune* [December 8] 1942, 11)






**Larawan sa kaliwa**: Násа opisina ni Masao Matsuoka, presidente ng Manila Sinbun-sya, ang mga kinilaláng manunulat sa patimpalak na "Awit sa Paglikha ng Bagong Pilipinas." (Mula kaliwa: Godofredo Katindig, *honorable mention*; Jose Domingo Karasig, *honorable mention*; Masao Matsuoka, nakaupo; Sumio Makiño, namunò sa patimpalak; Catalino Dionisio, unang gantimpala; at Ramiro Abdon, *honorable mention*.)
**Larawan sa kanan**: Kopya ng "Awit sa Paglikha ng Bagong Pilipinas" na may mas maagang inilabas na titulong "Awit ng Bagong Pilipinas." Mula sa *Tribune*, 16 at 17 Disyembre 1942.[10]

Malayò sa pagiging payak ang planong paglulunsad sa awit. Sa araw mismo ng paglulunsad, pinalahok ang New Philippines Symphony Orchestra at mga sikát na mang-aawit sa mga teatro sa Kamaynilaan sa ilalim ng pagkompas ni de Leon. Banggit nga sa paliwanag ukol sa paglulunsad ng awit:

> Mahigit na dalawang daang mga tala at koro ang nagmula sa lahat ng dulaan sa Maynila, ang buong kaharlikahang umawit sa unang pagkakataon ng tugtuging "AWIT SA PAGLIKHA NG BAGONG PILIPINAS. (Shin Seiki, [January] 1943 [14–15])

Malawak din ang sakop ng brodkast ng okasyon sa pamamagitan ng estasyong KZRH sa radyo; umábot ang brodkast hindî lang sa Filipinas kundî patí na rin sa mga sakop na bansa ng imperyong Hapón sa loob ng Greater East Co-Prosperity Sphere.





Ang Metropolitan Theater sa araw ng paglulunsad ng awit. Mga larawan mula sa kaliwa: Mga mang-aawit; ang buong koro—makikita na nagkokompas (sa gitnang larawan) ang kompositor ng musika na si Felipe de Leon, (sa ibabâ ng entablado) nakapaligid sa piyanista ang mga musiko ng *New Philippines Symphony Society*; sa ikatlong larawan (kanan) ay makikíta ang mga manonóod na hawak ang kaniláng kopya ng "Awit sa Paglikha ng Bagong Pilipinas" hábang ang ilan ay kasabay na umaawit ng koro. Mula sa isyu ng *Tribune,* 21 Disyembre 1942.[11]

Isang pambansang samahán na pumalit sa binuwag na mga politikal na partido ang Kapisanan ng Paglilingkod sa Bagong Pilipinas o KALIBAPI. Naging makapangyarihan ito sa pamumunò ng Kalihim-Heneral na si Benigno Aquino. Hindî maaaring maging empleado ng anumang sangay ng gobyerno ang hindî

miyembro ng samahán. Ayon ito sa Executive Order No. 109, “Establishing a National Service Association to be known as *Kapisanan sa Paglilingkod sa Bagong Pilipinas* (KALIBAPI), Article XIV, Section 32.” Utos dito na:

> *No person shall hereafter be employed in any department, bureau, office, agency or instrumentality of the Central Administrative Organization, including judicial courts, the local governments and the government-owned or controlled corporations, unless he is a member of the association…* (Official Journal [8] 1942, 25)

Ang KALIBAPI bílang samahán ay isang sangay na pampropaganda ng administrasyong militar ng mga Hapones.



Mula sa *Tribune*, 8 Pebrero 1943, “Kalibapi Concert.” Nása gitna, nagkokompas ang kompositor ng musika, si Felipe de Leon. Kopya mula sa Vargas Museum and Filipiniana Research Center.

Narito ang awit ng KALIBAPI:

MARTSA NG KALIBAPI[12]

I

Nang mayanig ang Silangan
At itindig ang Katwiran,
Ang buhay nitong ating Bayan
Nagkamit ng Kasarinlan.

Ngayon na'ng pagkakataon
Na dapat magtulong-tulong
Upang tayo ay masulong,
Mapaanyo at yumabong.

II
KALIBAPI, Katipunan
Ng lubos na kagitingan,
Walang tangi at lapian,
Isang Lahi, isang Bayan
Buong pagkakapatiran
Tulong-tulong, damay-damay.

Magpaunlad, magpalakas
Kapisan, ilaganap
Lisanin ang pangkat-pangkat
Ang ligaya'y panglahat.

Pilipinas paunlarin
Sikap nati'y pag-isahin
Republika ay mahalin,
Lahat ating pagyamanin.

Mahalaga ang papel ng KALIBAPI sa panahon ng rehimeng Hapones. Maihahalintulad ito sa "National Mobilization Law" o ang *Kokka Sōdōin Hō* na ipinása ng Diet ng Hapón sa ilalim ni Punòng Ministro Fumimaro Konoe noong 24 Marso 1938 na nagláyong kontrolin ang maraming aspekto ng lipunang Hapones bílang paghahanda sa digmaan.[13] Kung ibabatay sa mga layunin ng KALIBAPI, malinaw na isa itong instrumento ng rehimeng Hapones, kasáma ng asosasyong Magkakapit-Bahay, upang makontrol ang mas malawak na bahagi ng lipunang Filipino.[14] Ang Magkakapit-Bahay ay may sariling awit din na likhâ ni Francisco Santiago at Jacinto de Leon. Narito ang awit:




“Martsa ng Magkakapit-Bahay.”—Inilimbag ng *The Tribune* noong 17 Abril 1943. Inilunsad sa parada ng “Loyalty Day” na inorganisa ng lokal na pamahalaán.[15] Kopya mula sa UP Main Library Special Collections.

Ang lokal na Magkakapit-Bahay o Neighborhood Association ay halaw sa Tonarigumi ng bansang Japan na parehong asosasyong pangkapit-bahay o pangkomunidad.

Sa Filipinas, mas nakapangingilabot ang dagdag na papel ng Magkakapit-Bahay bílang network ng espiya para sa Hapones, bukod pa sa opisyal na tungkulin nitóng maghatid at/o mamahagi ng mga rasyon ng mga pangunahing pangangailangan at pagkain. Sabi nga ni Lichauco, kapag di tumupad sa gawain sa pang-eespiya ang mga miyembro ng Magkakapit-Bahay, “*no cooperation, no food rations”* (Lichauco 2014, 131).

Hindî lámang “Awit sa Paglikha ng Bagong Pilipinas” at “Dai Atiw ng Kalibapi” ang mga nilikhâ ni de Leon para sa rehimeng Hapones. Ayon kay Agoncillo:

> *[T]he composer [de Leon] seemed to have generated inspiration during the occupation, for alone among half a dozen or so composers he wrote one composition after another, culminating in his Dai-Atiw ng Kalibapi (Kalibapi March), which the high priests of the Kalibapi adopted as its official march. The "Kalibapi March" was unabashedly pro-Japanese*. (2001, 584)

Narito ang mga titulo at manunulat ng titik ng mga awit na nilapatan ni de Leon ng musika. Makikíta ang mga ito sa *Shin Seiki-Bagong Araw-New Day* sa mga isyung mula Marso (1944) hanggang Oktubre/Nobyembre 1944: "Awit sa Kasarinlan," titik ni Lope K. Santos; "Maligayang Kaarawan," ni Iñigo Ed. Regalado; "Tayo'y Magtanim," sinulat ni Severino Tolentino; "Ang Karomata," titik ni Severino Tolentino; "Sariling Pugad," muli, titik ni Iñigo Ed. Regalado; at "Si Rizal ang Sagisag," titik naman ni Eleuterio P. Fojas. Bukod pa rito, marami pa siyáng nilikhâng musika para sa ibá't ibáng mahahalagang gawain, grupo, at personalidad ng administrasyong Hapón, katulad ng binanggit nang "Dai Atiw ng Kalibapi" noong 1942 para sa KALIBAPI, at "Awit ng Magdaragat" noong Mayo 1944 para sa Hukbong Pandagat ng Hapón. Inilimbag sa *Tribune* noong 26 at 28 Mayo 1944 ang musika ng "Awit sa Magdaragat," titik nina Gonzalo Flores at Clodualdo del Mundo, kasáma ng mga artikulo ukol sa pagdiriwang ng *Japanese Navy Day*. Noong 16 Hunyo 1943 naman, ibinalità sa *Tribune* na itinanghal sa isang *Tea Musicale* ang nilikhâng awit ni de Leon batay sa tulâ ni Lieutenant-General Masaharu Homma na may pamagat na "Kaku Arite" (It was Thus).[16]

Nakumbinsi marahil ng mananakop na Hapones ang musikong Filipino upang ituon ang mga likhâng binanggit sa itaas túngo sa pakay na panghimok ng rehimeng Hapones. Bílang sabjek ng nakaraang mahigit apat na dekada ng pananakop ng Amerikano, malalim na nag-ugat sa kamalayang Filipino ang pagtanggap niya sa kultural na imposisyon ng mga nakapangyayari—ganitó rin ang karanasan niya sa nakaraang mahigit tatlong dantaon sa ilalim ng Español. At ang kasalukuyang pananakop ay isa na namang yugto ng pagbabagong-linang. Hindî pa natatanaw ng Filipino, bagaman umaasa siyá, ang pagpapalayàng magaganap makalipas ang halos apat na taon ng pananakop ng Hapones.

## Ibá pang kompositor na Naging Katuwang sa Paghimok ng Hapones

Noong Oktubre 1943, nang papalapit na ang araw ng pagdedeklara ng kalayaan ng Filipinas, pinayagan na ang pag-awit at pagtugtog ng "Pambansang Awit ng Pilipinas" at mulîng pagwagayway ng bandila ng Filipinas. Ang pagbabawal sa pampublikong pagtatanghal ng awit ay nakapaloob sa *Instruction No. 18* (*Official*

*Gazette* [1:4] 1942, 173–176) na inilabas noong Abril 1942. Iniutos dito na takpan ang mga titik nitó, kahit banggit man lang ukol dito, kasáma ng ibá pang mga makabayan at maka-Amerikanong awit at imaheng nakalimbag sa *Progressive Music Series, Books I and II, Philippine Readers, Book V,* at ibá pang mga aklat. Ang mga aklat na binanggit ay pansamantaláng inendosong gamitin sa pagbubukás ng paaralan sa unang araw ng Hunyo 1942. Ang pagbabawal naman sa paglaladlad ng watawat ng Filipinas ay ipinag-utos sa pamamagitan ng *Military Ordinance No. 3*, "Ordinance Concerning Prohibition of the Use of the Philippine Flag" (*Official Gazette* [1:4] 1942, 171) na inilabas din ng Administrasyong Hapones noong 22 Abril 1942. Ang watawat at awit ay mga simbolo ng kalayaan at sakripisyo ng lipunang Filipino. At upang puksain ang sidhi ng makabayan at rebolusyonaryong damdámin, ipinagbawal ang pampubliko at pribadong paggamit nitó, katulad ng ginawa ng mananakop na Amerikano nang ipatupad nitó ang *Flag Law* o ang Act No. 1696 na nagkabisà noong 1907,[17] at ang *Sedition Law* noong 1901.[18]

Para sa okasyon ng deklarasyon ng Kalayaan at ng Ikalawang Republika ng Pilipinas, naglabas ng opisyal na salin ng "Pambansang Awit ng Pilipinas" sa wikang Filipino ang Surian ng Wikang Pambansa (SWP). Nasa ibabâ ang salin ng SWP, pabalat ng limbag na awit, at larawan ni Julian Felipe na sumulat ng musika nitó:




Kopya ng pabalat ng limbag na "Pambansang Awit ng Pilipinas" mula sa UP Main Library Special Collections. Ang larawan ni Julian Felipe ay matatagpuan sa *Sunday Tribune,* 10 October 1943 (1).

PAMBANSANG AWIT NG PILIPINAS
Tugtugin: Julian Felipe
Titik: Jose Palma
[Salin: Surian ng Wikang Pambansa]

Lupang mapalad na mutya ng Silangan,
Bayang kasuyo ng sangkalikasan,
Buhay at yaman ng kapilipinuhan,
Kuha't bawi na sa banyagang kamay.

Sa iyong langit, bundok, batis, dagat na pinaglupig,
Nalibing na ang karimlan ng kahapong pagtitiis,
Sakit at luha, hirap, dusa, at sumpa ng pag-amis,
Ay wala nang lahat at naligtas sa ibig maglupit.

Hayo't magdiwang lahi kong minamahal
Iyong watawat ang s'yang tanglaw,
At kung sakaling ikaw ay muling pagbantaan
Aming bangkay ang s'yang hahadlang.
(Music Book Series [2] n.d., 1–2)

Apat na araw bago ideklara ang kalayaan ng Filipinas, naglabas ng isang panayam kay Julian Felipe, na noon ay 82 taóng gulang na, ang pahayagang *Tribune.* Sa panayam ay binanggit ng musiko na:

> [It]o na ang ikalawang beses na masasaksihan ko ang katubusan ng mga martir at makabayang Filipino, at sa pagkakataong ito sa ilalim ng imperyong Hapon… Sa aking buong buhay ay nangangarap ako na makitang malaya ang ating bansa. Hindi ko malilimutan ang mga sakripisyo nina Padre Burgos, Gomez, at Zamora, at ng labintatlong martir ng Cavite. (*Sunday Tribune* [10 October] 1943, 1)

Nang tanungin ukol sa kaniyang damdámin patungkol sa opisyal na pag-ampon sa kaniyang likhâng musika bílang "Pambansang Awit" ng bagong Republika ng Pilipinas, ang sagot niya: "[n]atutuwa ako na kahit papaano ay nakapag-ambag ako para sa ating bansa" (*Sunday Tribune* [10 October] 1943, 1). Násа konteksto ng digmaan nang isulat ni Felipe ang "Himno Nacional" o ang "Pambansang Awit ng Pilipinas," at sa kontekstong ito ng di normal na takbo ng búhay ay nagawang itaas ang musika bílang mahalagang sangkap ng pakikibáka para sa kalayaan.

Gayunman, may musika at awitan man, mas malakas ang tunog ng kumakalam na tiyan sa panahon ng digmaan. Kayâ naman hindî nahulí ang paglikhâ ng awit upang himukin ang taumbayan na punan ang gútom at paghihirap. Narito ang unang páhiná ng "Awit ng Magsasaka" na inilimbag noong 1943, at buong kopya ng "Tayo'y Magtanim" na inilimbag naman noong 1944:






**Larawan sa kaliwa**: "Awit ng Magsasaka." Nagwagi sa isang timpalak ang titik ni Simplicio Talens para sa "Awit ng Magsasaka." Isinulat ni Hilarion Rubio ang musika. Kopya mula sa Music Library, UP Kolehiyo ng Musika.
**Larawan sa kanan**: "Tayo'y Magtanim" (Shin Seiki [May] 1944, inside back cover). Mula sa panulat nina Severino P. Tolentino (titik) at Felipe P. de Leon (musika). Kopya mula sa UP Main Library Special Collections.

Narito ang titik ng unang awit:

AWIT NG MAGSASAKA
Titik: Simplicio Talens
Musika: Hilarion Rubio

Halika na, halika na,
Kabayang sinisinta;
Magtulungan, magkaisa,
Ang bukirin ay bungkalin ta.

Hawakan ta ang araro
At magtulong-tulong tayo;
Sa lahat ng ani rito
Kita rin ang magsasalo.

Lalasapin ang ligaya
Na sa bukid makukuha;
Naririto ang pag-asa
At ang tunay na ginhawa.

Iwan ta ang kasayahan,
Harapin ang kasipagan;
Lubos kitang makibagay
Sa takbo ng Bagong Buhay!
(Talens at Rubio 1943)

May panawagan sa pagtutulungan upang bigyang-lunas ang kahirapan ng mamamayan. Banggit sa awit—"Magtulungan, magkaisa / ang bukirin ay bungkalin ta… Sa lahat ng ani / Kita rin ang magsasalo." Mararamdaman ang desperasyon sa mensahe ng awit. Ipinahihiwatig na ang pagsasáka ay makasasalba sa nangyayaring kagutuman ng lipunan. "Lubos kitang makibagay / Sa takbo ng Bagong Buhay!" Hindî magiging matagumpay ang proyektong Bagong Pilipinas kung walâng pakikiisa ang sinakop at kung patúloy na kumakalam ang sikmura ng taumbayan.

Sa digmaan ay mararanasan ang lahat ng kakapusan. Mas masaklap ito kung kapos na sa pagkain ang taumbayan. Bandáng 1944 ay higit na malalâ na ang kakapusang ito at pinakilos na maging ang mga paaralan upang matútong magtanim at umáni ng anumang maaaring kainin ang mga mag-aarál at guro. Sa isyu ng *Tribune* noong 24 Pebrero 1944, lumabas ang artikulo—"School Teachers, Children Aid in Food Production Campaign" (*Tribune* [24 February] 1944, 4)—ukol sa pagtúlong ng mga mag-aarál at guro upang tumugon sa kakulangang ito. Ayon dito, may 600,000 mag-aarál at guro ang tumutúlong sa produksiyon ng pagkain sa pamamagitan ng pagtatanim ng gulay at halamang-ugat. Ibinalità rin na gagawing makalawáng ulit ang habà ng pagdaraos ng bokasyonal na aktibidad sa mga paaralan,[19] sa madalîng sabi, paiigtingin pa ang paghahalaman. Katulad ng binanggit sa itaas, ginamit din ang musika para sa layuning tugunan ang kasalatan sa pagkain.

Ang kakulangan ng pagkain ay mas matingkad sa Kamaynilaan. Noong Pebrero 1944 ay nagpahayag na ang ministro ng agrikultura na si Rafael R. Alunan ng ganitó: "*Manila must be depopulated of its non-residents in order to save bonafide*

*residents from possible starvation*" (Lichauco 2014, 201). Kasunod na nga nitó ang pagdedeklara ni Presidente Laurel ng pambansang kagipitan at iniutos nitó na pag-ibayuhin pa ng mamamayan ang produksiyon ng pagkain (Lichauco 2014, 202). Matindi na nga ang pangangailangang ito noong 1944, dahil kahit noong 1943 pa lang ay damá na ang kakulangan sa pagkain sa Maynila. Banggit ni Lichauco sa kaniyang talaarawan ng digmaan noong 4 Disyembre 1943:

> *The scarcity of food in Manila is becoming more and more acute with little relief in sight. Our rice rations, which were never sufficient, have been further cut by 20 percent. Locally grown produce ordinarily abundant in normal times can now only be obtained at fantastic prices*. (Lichauco 2014, 186).

Maging sa pelikulang "Tatlong Maria"[20] (1944), hinihikayat ang taumbayan na mamuhay nang payak at sagana sa mga probinsiya. Sa pelikula ring ito ay may awit katulad ng "Pagbubunyi Dahil sa Masaganang Ani," at "Awit sa Araw at Kalikasan," na sinaliwan ng musika ni Juan S. Hernandez. Ang mga titik ng binanggit na mga awit ay isinulat nina Alejandro G. Abadilla, Clodualdo del Mundo, Hernando H. Ocampo, at Teodorico C. Santos (Wada 1984, 224).

Katulad ng pag-aalaala sa kontribusyon ni Julian Felipe para sa kalayaan ng Filipinas, sa pamamagitan ng "Pambansang Awit," ginamit din ang alaala at musika ng isa sa pinakatinitingalang kompositor at musiko sa nakaraang dekada bago ang pananakop—si Nicanor Abelardo (1893–1934). Malaki ang naging ambag ni Nicanor Abelardo sa pagbuo ng musikang Filipino. isa rin siyá sa mga unang Filipinong kompositor na matatawag na moderno. Naipasok niya ang tunay na kaluluwá ng avant-gardism sa musika, ngunit ang pinakamalápit niyang musika sa pusò ng mga Filipino ay ang mga nása estilong romantiko, katulad ng kundiman, at mga musikang gumamit ng mga katutubong ritmo, melodiya, at estruktura. Bagaman ang kaniyang mga ambag sa pag-unlad ng musikang Filipino ay ginugunita na taon-taon simula nang kaniyang pagpanaw, naging malaking okasyon at regular na lamán ng mga pagbabalità ang binubuong Nicanor Abelardo Music Festival noong 1942. Sa pahayagang *Tribune*, sunod-sunod ang paglalathala ng mga detalye tungkol sa pista—mula sa pabatid hinggil sa planong pista (29 Marso), pagbuo ng repertoire at ng mga magtatanghal (5 Abril), hanggang sa balitàng may pamagat na "Abelardo Works Featured in Memorial Program Over KZRH" (Abril 27) na reaksiyon na sa ginanap na konsiyerto.

Walâng humpay na pagpapahalaga sa isang haligi ng musikang Filipino ang ipinamalas ng Propaganda Corps ng administrasyong militar ng mga Hapones. Isang paraan ito upang tuparin ang pangakong itanghal ang kulturang Filipino bílang

bahagi ng kampanya para sa binubuong Bagong Pilipinas. Si Abelardo ay haligi ng musikang Filipino at sadya niyang itinaas ang kalidad ng musika at musikong Filipino. Kung kusa siyáng makipagtutulungan sa rehimeng Hapones kung sakalìng nabubuhay pa sa panahon ng pananakop—katulad ng mga kasabayang sina Francisco Buencamino, Sr. (ipinanganak, 1883), Francisco Santiago (1889), Antonio Molina (1894), Antonino Buenaventura (1904), at mas batàng sina Felipe P. de Leon (1912), Lucio San Pedro (1913), at Lucrecia Kasilag (1917)—na aktibong nag-ambag sa mga programang pangkultura ng mga Hapones, ay ibá nang usapan.

**Musika sa Pagtatapos ng Digmaan, Mulîng Pagbawi sa Kalayaan**

Hindî lámang ukol sa mga putúkan, pagkawasak ng Kamaynilaan, pagkitil ng daanlibong búhay ng Filipino at ibá pang lahi, at pagguho ng pamána ng mahigit apat na dantaon ng kolonyal na kasaysayan ng Filipinas ang digmaan. Hábang nangyayari ang mga kalunos-lunos na karanasang ito ay sumasaliw rin ang mga musikang nagbibigay ng pag-asa sa mga Filipino.

Dahil sa walâng tigil na pakikipaglaban ng mga hukbong gerilya, nahawan ang daan túngo sa pagbagsak ng mananakop na Hapones. Bagaman tunay na hindî mapigilan ang pagsulong at pagwawagi ng imperyong hukbo ng Hapón sa mga taóng 1941 hanggang 1942, noong 1943 ay nagsimula nang magbago ang kondisyon para sa kanilá. Kung sa politikal na arena ay nanimbang ang mga makabayang Filipinong lider, hábang ang ibá ay aktibong nagkolaboreyt, sa labas nitó ay ang madugông pagtatangka na mulîng bawiin ang bayan mula sa mananakop na Hapones. Dalawáng awit ang maaaring iharap upang ipagdiwang ang pagpapabagsak sa nakalalapnos na síkat ng araw sa kapuluang Filipinas at mulîng ibalik ang ginhawa ng lilim ng tunay na kalayaan mula sa bandilang *Hinomaru*.[21] Narito ang dalawáng awit ng mga gerilya:

AWIT NG GUERILLERO[22]
Titik: Amado V. Hernandez
Musika: Leon Ignacio

Iniwanan ang lahat ng mahal sa buhay,
Lumabas sa bundok, sa gubat naglamay;
Kami'y guerillero ng Fil-American
Siyang huling tanod ng dangal ng Bayan.

Nagtiis ng hirap, ng sakit at gutom,
Mula sa Bataan at Corregidor,
Aming sinindihan ang liyab ng apoy
Sa buong Mindanao, Bisaya, at Luson.

Nahapo ang iba, kami'y walang hapo,
Dala ang watawat na di isusuko;
Habang namamatay sa lupit ng punlo,
Laya'y sumisilang sa mapulang dugo.

Kami'y Guerillero, Guerillero kami,
Ang Bernardo Carpio, na sa Sierra Madre
Hukbong sa kaaway ay di paaapi;
Mabuhay ang Bayan hanggang sa magwagi!

GUERILLA VICTORY MARCH[23]

*Our days of bondage are no more*
*The nights of terrors gone,*
*The enemy is driven back*
*Our mighty struggle's won.*

*Hail! Our friends we welcome thee*
*Ye from the land of the Free*
*Hear America our pray'rs of gratitude to Thee.*

*Arise ye sons of Liberty,*
*And join our gay victorious throng,*
*Vanish the tears, dispel the fears,*
*As we tell our great story,*

*Hills and valleys. Now gladly ring,*
*With a stirring mighty song,*
*Therefore, rejoice, go and sing,*
*This song of victory!*

Ang unang awit ay naghahangad pa lámang ng kalayaan mula sa mananakop, hábang ang ikalawa ay nagdiriwang na dahil napalayà na ang Filipinas mula sa Hapon. Nakalulungkot na lumayà nga ang Filipino mula sa mga Hapón, ngunit yumakap mulî ito sa Amerikano—"*Hail! Our friends we welcome thee / Ye from the land of the free / Hear America our pray'rs of gratitude to Thee*." Marami ang nakalimot na apat na dekada pa lámang ang nakararaan bago nangyari ang pananakop ng Hapones ay dumanas din ng pagmamalupit ang taumbayan sa kamay ng mga Amerikano. May pagbabago ring naihatid sa kamalayang Filipino ang digmaan. Sa kabilâ ng pangmatagalang trawma na hatid nitó, marahil, naipamalas din ng digmaan na ang Filipino ay hindî kailanman magiging Amerikano. Sabi nga ni

Ricardo Jose, *"[n]ot recognized by most people at that time was that Filipinos were exposed to Asia as a result of the Japanese Occupation, leading some intellectual to recognize that Filipinos were Asians and not brown-skinned Americans*" (2000, 142).

Maraming mahuhusay na musiko ang nasawi sa panahon ng digmaan. Una na rito si Ernesto Vallejo, biyolinista, at ang kaniyang buong pamilya na pinatay ng mga Hapones sa Batangas.[24] Maging si Walter Loving na naging lider ng Philippine Constabulary Band ay pinugutan ng ulo ng Hapón.[25] Ang ibá ay pumanaw dahil sa karamdaman, katulad ni Angelina Reyes, atbp.

**Pagtatapos**

Mahalaga ang itinakdang papel ng mananakop sa lokal na musiko at musika. Sa karanasan ng Hapones sa sariling bansa, bago pa nagsimula ang digmaan, ang musika ay isa sa pangunahing tagahubog ng kamalayan—sa paaralan, sa radyo, sa pahayagan, atbp. Ganito rin ang tungkuling iniatang ng mananakop na Hapones sa musikong Filipino at sa kaniyang musika. Kasáma ng mga tagatanghal—soloista, orkestra—at mga institusyon at organisasyon—Manila Shimbun-sha, Philippine Publication, New Philippine Symphony Society, KALIBAPI, atbp.—ang musika't musiko ay naging kasangkapan sa pagpapalalim at pagpapalawak ng saklaw ng pananakop sa antas ng kamalayan.

Katulad ng isyu ng kolaborasyon sa aspektong politikal, hindî nagkaroon ng pagtutuos sa kolaborasyong kultural. Maraming pinto ang hindî napinid sa pagtatapos ng digmaan. Lalo na kung iisipin ang mga nagbuwis ng búhay at nanatíling buháy matapos ang lahat: "*Many of those who survived were shattered in body and spirit, thankful just to be alive while mourning their loved ones and the loss of everything*" (Lichauco 2014, 1). Hindî dapat kalimutan ang kaniláng mga alaala at sakripisyo.

Sa nakalipas na apat na dantaon ng kolonyal na karanasan ng Filipino, matingkad ang paggamit sa musika bílang katulong na kasangkapan sa pananakop. Musikang pansimbahan, pampaaralan, o pansibikong gawain man, nailangkap sa melodiya at titik ang diskursong kolonyal. Dahil sa hilig ng Filipino sa musika, madalî siyáng sumasabay sa tono—makabayan man o makadayuhan—hanggang sa magkabisà sa kaniyang kultura at identidad.

Sa panahon ng Hapón, batay sa saliksik, matingkad na mamamalas na nagamit ang musika at musiko sa propaganda. Naipakíta sa saliksik na may di-iilang mga programa at proyekto sa panahong ito na sinaliwan ng angkop na musika. Karaniwang ang gámit ng musika, kung hindî man nilikhâ para sa partikular na

okasyon, ay hinalaw naman sa idea mula sa bansang Japan na may tradisyon ng musikang panghimok para sa mga mamamayan nitóng kailangang kumbinsihing suportahán ang digmaan at pananakop ng mga karatig bansa sa Silangang Asia.

Sa kabilâng bandá, maituturing na may naiambag din ang panahong ito sa patúloy na paglinang ng musikang Filipino. Naitampok ang paggamit sa wikang Filipino sa paglikhâ ng awit sa panahong ito. Nagamit din ang lokal na temang musikal o melodiya, katutubo at pambayan, mula sa pormal na pagsasanay sa paaralang Amerikano (hal. UP Konserbatoryo ng Musika, atbp.) kung saan hinubog ang mga Filipinong kompositor, sa paglikhâ ng musika sa panahong ito. Bagaman pawang mga martsa, na siyáng higit na kinailangan sa konteksto ng pananakop, ang mga musikang likhâ ng Filipino ay naging daluyan din ng kaniyang ekspresyon ng pagka-Filipino.

Walâng tiyak na pagtukoy ng panahon kung kailan unang naging masigasig ang Filipinong musiko sa animo'y pagsuporta sa pananakop ng mga Hapones. Maaaring ito ang unang ibinunga ng mga timpalak na inilunsad ng Propaganda Corps, na maaaring magwagi ng higit na kailangang salapî at pagkilála ang musiko. Marahil nakíta ng musiko ang pananakop bílang pagkakataón upang itulak ang pagka-Filipino sa musika, isang pagkakataóng binuksan ng itinaguyod na Greater East Asia Co-Prosperity Sphere, sa tuon nitóng "Philippines for the Filipinos," na ang kulturang Filipino ay binigyang-halaga kasabay ng pagtatampok din sa musika at kulturang Hapón.

Kolaborador o makabayan? Marahil, mailulugar sa kombinasyon ng dalawa, o sa gitna nitó, ang mga naging pasiyá, pagkilos, at karanasan ng musikong Filipino. Hindî pa nagkaroon ng malalimang pagtutuos sa naging paglahok ng musikong Filipino sa panahon ng pananakop ng mga Hapón. Ngunit maaari itong timbangin sang-ayon sa sigla ng pag-aambag niya ng musika túngo sa pakay ng pananakop ng rehimeng Hapones—makikíta ang siglang ito sa mga inilahad na halimbawang musika at awit sa kabuoan ng saliksik.

## Mga Talâ

[1] Ang saliksik na ito ay bahagi at batay sa mas malawak na saliksik na pinondohan ng UP Office of the Vice President for Academic Affairs, sa ilalim ng UP System Enhanced Creative Work and Research Grant (ECWRG Grant No. 2017-1-026). May titulong *Musika ng Pananakop: Panahon ng Hapon sa Filipinas, 1942-1945* ang binanggit na saliksik. NB.—Gagamitin sa buong saliksik ang ispeling ng Pilipinas na may "P" kung may pinaghanguang tiyak na sanggunian, at "F" naman kung ito ay mula sa akin bílang manunulat. Pananatilihin din ang ibá pang ispeling mula sa mga tuwirang sipì at ibá pang datos—hal., pangalan sa wikang Hapones o ispeling na ginamit sa pormang *romaji.*

[2] Horatio Parker, et al., eds., *The Progressive Music Series, Philippine Edition,* Bk. 4 (New York: Silver Burdett and Company, 1924). Horatio Parker, et al., eds., *The Progressive Music Series, Philippine Edition,* Bk. 1 (New York: Silver Burdett and Company, 1932). Horatio Parker, et al., eds., *The Progressive Music Series, Teacher'Manual*. Vol. 2 (New York: Silver Burdett and Company, 1925).

[3] Act No. 2623.--"An act appropriating ten thousand pesos for the maintenance and establishment of a Conservatory of Music. Mula sa *Public Laws and Resolutions Passed by the Philippine Legislature, July 19, 1915-June 19, 1916* (Manila: Bureau of Printing, 1916), 545.

[4] Akin ang salin. Ibid., 13–14. Ang "Bagong Kaayusan" na binabanggit sa itaas sa bílang 2 ay maaaring nag-uugat sa paglulunsad ng "New Order Movement" sa Japan noong 12 Oktubre 1940—pagbuwag sa mga magkakalabang partidong pampolitika. Tingnan kay Eri Hotta, sa *Japan 1941: Countdown to Infamy* (New York: Vintage Books, 2014), xxii.

[5] Batikang musiko at iskolar. Noong 1944 ay nanunungkulan si Molina bílang Educational Music Supervisor sa Kawanihan ng Pribadong Paaralan. Tribune, [3 March] 1944, 4.

[6] Nagtanghal ang Nippon Musical Mission para sa madlang Filipino at mga opisyal at sundalong Hapones noong bandáng katapusan ng 1943.

[7] May mga timpalak para sa *Radio Taiso* (radio exercise) na ginawa sa pagitan ng mga kagawaran ng gobyerno at mga paaralan. Mahalagang sangkap nitó ang musikang inilapat sa bawat antas ng ehersisyo. Ang pagsunod sa tamang kilos at galaw ng katawan sa konteksto ng Radio Taiso ay ipinalalagay na sintomas ng pagkasakop di lámang ng kamalayan ng Filipino, kundî maging sa aspektong pisikal. Mahalagang tandaan na hindî sibikong programa ang imposisyon ng Radio Taiso sa lipunang Filipino, sa halip parte ito ng gawaing administrasyon ng hukbong Hapones sa bansa.

[8] Mula sa isang páhiná ng *Nippongo Weekly.* Kopya mula sa UP Main Library Special Collections.

[9] Sa di-maipaliwanag na dahilan, hindî lumabas ang pangalan ni Ignacio sa titulo ng anunsiyo ng mga nagkamit ng unang gantimpala mula sa *Tribune,* na "San Pedro and Buencamino, Sr. Win City Hall Music Contests" (Ibid.) lámang ang nakasulat.

[10] "Contest Winner," *Tribune*, December 16, 1942, p. 5. "The Song for the Creation of the New Philippines," *Tribune*, 17 December 1942, p. 6. Sipì mula kay Raul C. Navarro, sa "Ang Musikong Pilipino sa Panahon ng Digmaan, 1942–1945." MS, p. 23.

[11] *Tribune,* 21 Disyembre 1942, p. 1, 4. Makikita rin kay R. C. Navarro, sa "Ang Musikong Pilipino sa Panahon ng Digmaan, 1942–1945." MS, p. 24.

[12] Nirebisang bersiyon sa ilalim ng Ikalawang Republika ng Pilipinas. Mula sa handbook na *Kalibapi Leaders' Institute* (Manila: Bureau of Printing, 1943), 27.

[13] "National Mobilization Law." Binása 1 Setyembre 2018. https://en.m.wikipedia.org/wiki/National_Mobilization_Law.

[14] Sa pamamagitan ng mga asosasyong KALIBAPI at Magkakapit-Bahay, nagkaroon ng lokal na network ng tagabantay sa mga dayo, galaw, at aktibidad ng kapuwa Filipino sa ibá't ibáng lokalidad. Bukod pa rito ang panggigipit sa pamamagitan ng pagrarasyon ng mga pangunahing bilíhin at pangangailangan (katulad ng pagkain) na dadaloy lámang sa komunidad kung aktibo itong nakipagtutulungan sa pamamagitan ng pagrereport ng mga subersibong gawa ng kapuwa Filipino sa administrasyong militar ng Hapones. Sa maikling sabi, ito ay isa ring network ng mga espiya para sa administrasyong Hapones bukod pa sa gawaing imposisyon ng kontrol sa aktibidad ng mga sakop na Filipino at dayuhan.

[15] *The Tribune*, 17 Abril 1943, p. 8. Noong 1941, nang hindî pa nagaganap ang pananakop ng Hapon sa Filipinas ay nagsulat din si Santiago ng awit na "USAFFE March." Tingnan kay E. Arsenio Manuel, *Dictionary of Philippine Biography, Vol. 2* (Quezon City: Filipiniana Publications, 1970), 344.

[16] Sa salin ni Dalmacio Martin, ito ay "My Being Such," sa *Education and Propaganda in the Philippines During the Japanese Occupation.* Unpublished Manuscipt. Page 271. Ang buong talata ay makikíta rin kay R. Navarro, sa "Ang Musikong Pilipino sa Panahon ng Digmaan, 1942-1945." MS. mp. 30–31.

[17] Act No. 1696, s. 1907.—*An Act to prohibit the display of flags, banners, emblems, or devices used in the Philippine Islands for the purpose of rebellion or insurrection against the authority of the United States and the display of the Katipunan flags, banners, emblems, or devices, and for othes purposes*. Binása 1 Setyembre 2018. http://www.officialgazette.gov.ph/1907/08/28/act-no-1696-s-1907.

[18] Act No. 292, November 04, 1901. Binása 1 Setyembre 2018. http://lawyerly.ph/laws/view/I8d1a.

[19] Ibid.

[20] Isa itong pelikulang nagtataas sa simpleng pamumuhay at naghihikayat sa taumbayan na manatili o manirahan na lamang sa mga probinsiya kung saan mas masagana ang pagkukunan ng mga pagkain. Nilikha ang pelikula bilang paghimok sa gitna ng lumalalang estado ng kawalang-pagkain sa mga siyudad, partikular sa Kamaynilaan.

[21] Bandila ng bansang Japan.

[22] Leon Ignacio at Amado V. Hernandez, "Awit ng Guerillero." MS, hindî pormal na inilimbag. Kopya mula sa Music Library, UP Kolehiyo ng Musika. Walâng petsa.

[23] "Guerilla Victory March," sa *Liberator*. Ang kopya ay nagmula sa UP Main Library Special Collections.

[24] E. Arsenio Manuel, "Vallejo, Ernesto,"sa *Dictionary of Philippine Biography, vol. 4* (Quezon City: Filipiniana Publications, 1995), 542. [538–544]. Ayon kay Manuel, "*During the Japanese occupation, sometime in October 1944, he accepted an invitation from his closest friends, Manuel Gonzales, a wealthy compadre from Tanawan, Batangas, to move to that town from the city. He did together with his wife and children, bringing along his four violins and albums and musical compositions. They had befriended tha Japanese military in the place by playing for them, there being a piano in the house. The following year, on February 9, 1945, Vallejo and Gonzales were advised by Alipio Ilaya, a close friend of the Gonzaleses to evacuate, for it was feared that the Japanese might repeat the atrocities they were committing in other places. But the two friends did not heed the warning. The following day the Japanese marines did their worst, massacring the people and burning houses. Among the victims were the Gonzaleses and the Vallejos.*" Sa páhiná 542.

[25] "*A Japanese soldier who had gone berserk during the liberation of Manila in February 1945 beheaded Loving at the Luneta, ironically the site of his greatness, where he and the band [Philippine Constabulary Band] gave the best performances that made them famous*." Antonio C. Hila, "Walter H. Loving and the Philippine Constabulary Band," *Music in History, History in Music* (Manila: University of Santo Tomas Publishing House, 2004), 85. [71–90]

## Mga Sanggunian


Act No. 1696, s. 1907.—An Act to prohibit the display of flags, banners, emblems, or devices used in the Philippine Islands for the purpose of rebellion or insurrection against the authority of the United States and the display of the Katipunan flags, banners, emblems, or devices, and for othes purposes Inakses 1 Setyembre 2018. http://www.offocialgazette.gov.ph/1907/08/28/act-no-1696-s-1907.

Act No. 2623, *Public Laws and Resolutions Passed by the Philippine Legislature, July 19, 1915-June 19, 1916.* Manila: Bureau of Printing.

Act No. 292, “Sedition Law.” November 04, 1901. Inakses 1 Setyembre 2018. http://lawyerly.ph/laws/view/I8d1a.

Aduarte, Diego. 1903–1906. “Historia de la provincial del sancto Rosario de la orden de predicadores, 1640.” Násа *The Philippine Islands, 1493-1898,* vol. 32. Inedit nina Emma Blair at James Robertson, 19–296. Ohio: The A. H. Clark Company.

Agoncillo, Teodoro. 2001. *The Fateful Years: Japan's Adventure in the Philippines, 1941-45, Volume Two*. Quezon City: University of the Philippines Press.

Blair, Emma and James Robertson, eds. 1903–1906. *The Philippine Islands, 1493-1898,* 55 vols. Ohio: The A. H. Clark Company.

Buencamino, Sr., Francisco. 1943. “Martsa Heneral Wati.” Music sheet. Maynila: Palimbagang Bayan.

“Centro Escolar Concert Today,” *The Tribune* (22 Oktubre 1943): 5.

“Complete Program for Abelardo Music Festival,” *The Sunday Tribune* (19 Abril 1942): 2.

“Contest Winner,” *The Tribune* (16 Disyembre 1942): 5.

“Copies of New March Available Free to Public,” *The Tribune* (10 Abril 1943): 2. de Mas, Sinibaldo. 1903–1906. “Early Recollect Missions in the Philippines.” Nása *The Philippine Islands, 1493-1898,* vol. 21. Inedit nina Emma Blair at James Robertson. 111–317. Ohio: The A. H. Clark Company.

———. 1903–1906. “Public Instruction” [Informe, 1843]. In *The Philippine Islands, 1493-1898,* vol. 45. Inedit nina Emma Blair at James Robertson, 246–262. Ohio: The A. H. Clark Company.

Enriquez, Virgilio, Sandra Herrera, at Emir Tubayan. 1991. *Ang Sikolohiyang Malaya sa Panahon ng Krisis*. Quezon City: Akademya ng Sikolohiyang Filipino.

Factora, Agapito. 1940. “*A Critical Examination of the American School System in the Philippines Islands*.” PhD Diss., University of Southern California.

“Guerilla Victory March,” sa *Liberator*. Ang kopya ay nagmula sa UP Main Library Special Collections.

Herrera, Edgardo. n.d. “Mabuhay ang Pangulong Laurel.” Music Sheet. Maynila: Kawanihan ng Pagbabalita at katiwasayang-Bayan.

Hila, Antonio C. 2004. *Music in History, History in Music*. Manila: University of Santo Tomas Publishing House.

Hota, Eri. 2014. *Japan 1941: Countdown to Infamy.* New York: Vintage Books.

Ignacio, Leon, at Amado V. Hernandez. “Awit ng Guerillero.” MS.

“Instruction No. 18: Instruction Concerning the Textbooks to be Used in the Public Elementary Schools in the Philippines,” *Official Gazette,* Volume 1, No. 4 [April 1942], 173–176. Manila: Bureau of Printing.

Jose, Ricardo, ed. 1998. *The Japanese Occupation of the Philippines.* Hong Kong: Asia Publishing Company Limited.

———. 2000. “The Japanese Occupation,” *The Philippines After the Revolution, 1898-1945, 131-143.* Manila: National Commission for Culture and the Arts.

“Judges Announce Winning Entries in Song Contest,” *The Tribune* (8 Disyembre 1942): 11. *Kalibapi Leaders' institute*. 1943. Manila: Bureau of Printing.

Laurel, Jose P. 1997. *Talaarawan ng Digmaan ni Dr. Jose P. Laurel* (Sinulat sa Piitan ng Yokohama, 15 Set-16 Nob 1945 at ipinagpatuloy sa Piitan sa Sugamo, sa labas ng Tokyo; natapos noong 25 Dis 1945). 1997. Salin sa Pilipino ni Consolacion P. Suaco. Maynila: Lyceum ng Pilipinas.

Lichauco, Marcial P. 2014. *Dear Mother Putnam: Life and Death in Manila During the Japanese*
*Occupation, 1941-1945*. Hong Kong: Green Pagoda Press Limited.

“List of National Artists of the Philippines.” Inakses 1 Setyembre 2018.
http://www.officialgazette.gov.ph/lists/national-artists-of-the-philippines/.

“Manila Sinbun-sya Sponsored Song Well Received by Public,” *The Tribune* (21 Disyembre 1942): 1, 4.

“Manila Sinbun-sya to Introduce Patriotic Song at Concert Today,” *The Tribune*, (20 Disyembre 1942): 1.

Manuel, E. Arsenio. 1955, 1970, 1986, 1995. *Dictionary of Philippine Biography,* 4 vols. Quezon City: Filipiniana Publications.

"March of the New Philippines." *The Tribune* (31 Marso 1943): 8.

Martin, Dalmacio. n.d. "Education and Propaganda in the Philippines During the Japanese Occupation*."* MS.

"Martsa ng Magkakapit-Bahay," *The Tribune* (17 Abril 1943): 8.

Molina Antonio J., at Lope K. Santos. 1943. "Ang Wika'y Buklod ng Bansa (Awit ng Wikang Pilipino)." Music sheet. Maynila: Surian ng Wikang Pambasa.

Molina, Antonio J. 2013. "Ang Kundiman ng Himagsikan" Násа *Mga Lektura sa Panitikang Popular.* Inedit ni Virgilio Almario. 179–219. Maynila: Komisyon sa Wikang Filipino.

*Music Book Series, No. 2*. n.d. n.p.

"Music Students Will be Invited," *The Tribune* (3 Marso 1944): 4.

Navarro, Raul C. 2018. "Ang Musikong Filipino sa Panahon ng Digmaan: 1942-1945." MS.

"National Mobilization Law." Inakses 1 September 2018. https://en.m.wikipedia.org/wiki/National_Mobilization_Law.

"Nippon Musicians Arrive in Manila," *The Tribune* (29 Oktubre 1943): 4.

*The Official Gazette*, 1942-1943. Manila: Bureau of Printing.

*The Official Journal of the Japanese Military Administration,* 13 vols. 1942. Manila: Manila Nichi Nichi Shimbun Sya, Inc.

Osit, Jorge B. 1984. *Felipe de Leon: A Filipino Nationalist*. n.p.

Parker, Horatio, et al., eds. 1924. *The Progressive Music Series, Philippine Edition,* Bk. 4. New York: Silver Burdett and Company.

———. 1925. *The Progressive Music Series, Teacher' Manual*. Vol. 2. New York: Silver Burdett and Company.

———. 1932. *The Progressive Music Series, Philippine Edition,* Bk. 1. New York: Silver Burdett and Company.

Reynante, Emilio, "The Man Who Composed Our National Anthem," *The Sunday Tribune Magazine* (10 Oktubre 1943): 1, 8.

Samson, Helen F. 1976. *Contemporary Filipino Composers: Biographical Interviews*. Quezon City: Manlapaz Publishing Company.

"San Pedro Wins Sinbun-sya March Contest." *The Tribune* (23 Marso 1943): 4.

"San Pedro and Buencamino, Sr. Win City Hall Music Contests," *The Tribune* (23 Nobyembre 1943): 4.

"School Teachers, Children Aid in Food Production Campaign," *The Tribune* (24 Pebrero 1944): 4.

Shin Seiki-Bagong Araw-New Era, May 1944. Manila: Philippine Publications.

"The Song for the Creation of the New Philippines," *The Tribune* (17 Disyembre 1942): 6. *A Survey of the Educational System of the Philippine Islands.* 1925. Manila: Bureau of Printing.

Talens, Simplicio, at Hilarion Rubio. 1943. "Awit ng Magsasaka." Music sheet. Maynila: Kawanihan ng Paghahalaman.

Terami-Wada, Motoe.1984. *The Cultural Front in the Philippines, 1942-1945: Japanese Propaganda and Filipino Resistance in Mass Media.* Masteral Thesis, University of the Philippines.

*Twentieth Annual Report of the Director of Education*. 1920. Manila: Bureau of Printing.

Yenne, Bill. 2014. *The Imperial Japanese Army: The Invincible Years, 1941-1942.* New York: Osprey Publishing.

# ANG PAGLAGANAP NG WIKANG SARILI SA RADYO SA PANAHON NG AMERIKANO, 1922–1941

Elizabeth L. Enriquez

**ABSTRAK**

Bagaman niláyon ng mga Amerikano na gamitin ang bagong teknolohiya ng brodkasting upang palaganapin ang wikang Ingles at kultura at ideolohiyang Amerikano noong dekada 1920–1930, hindî napigilan ang pagpasok ng mga wika ng mga Filipino, partikular ang Tagalog, sa mga programa sa radyo. Nang sumiklab ang Ikalawang Digmaang Pandaigdig at sinakop ng Hapón ang Filipinas, lalong lumagô ang Tagalog sa radyo nang itanghal ito ng mga Hapón bílang isa sa mga pambansang wika sa Filipinas, kasáma ang Nihonggo, na wika ng bansang Hapón. Pagkatapos ng digmaan, lumalim ang pagkatanim ng sariling wika sa radyo nang dumami ang mga palatuntunang gumamit ng Tagalog at ibá pang wika sa bansa at naitatag ang mga bagong *recording companies* na nagsaplaka ng mga awiting nása wikang Tagalog at ibá pang katutubong wika ng bansa. Nagpapatúloy hanggang sa kasalukuyan ang pagsulong ng mga wikang sarili sa brodkasting, hindî lámang sa radyo kundî sa telebisyon, sa kabilâ ng pananatíli at malaganap na paggamit ng Ingles bílang wika ng brodkasting at maging ng bagong media. Babakasin ng papel ang landas na binagtas ng wika sa brodkasting mula sa panahon ng pananakop ng mga Amerikano, sa pananakop ng mga Hapón, pagbawi ng America sa Filipinas mula sa Hapón, at hanggang sa maikling panahon matapos ideklara ang kalayaan ng Filipinas mula sa America. Sa pamamagitan nitó, tatangkaing ipaliwanag ang matatag na paggigiit na gamitin ang sariling wika sa radyo.

*Mga susing salitâ: radyo, panahon ng Amerikano, Tagalog, sariling wika*

Layunin ng papel na ito na bakasin ang landas na binagtas ng wikang sarili, partikular ang Tagalog, sa brodkasting sa Filipinas, at ilarawan kung paanong naigiit ang sariling wika sa radyo simula pa sa panahon ng pananakop ng mga Amerikano.[1] Nagsisimula ang papel sa paglalahad ng pagdating ng radyo sa bansa noong ikatlong dekada ng pananakop ng America at kung paano ito tinangkang gamitin ng mga Amerikano upang hubugin ang kamalayan ng mga Filipino. Matapos ito ay ipinaliwanang kung ano ang mga pagkakataóng nagbigay-daan sa pagpasok ng Tagalog sa himpapawid at kung paano ito pinalakas noong panahon ng digmaan, at pagkaraan ay tumibay pang lalo pagkatapos maideklara ang kalayaan ng Filipinas mula sa America.

**Pagsisimula ng Radyo sa Filipinas: Paggamit ng Wikang Ingles**

Nang magsimula ang radyo sa Filipinas noong 1922, galak na galak ang mga negosyanteng Amerikano dahil sa paniniwala niláng malaki ang maitutulong ng brodkasting sa pagpapaunlad ng kalakal. Sang-ayon sa American Chamber of Commerce in the Philippines, bubuksan ng radyo ang malawak na daan túngo sa kaunlaran at edukasyon ng mga Filipino. Magbubunga ánilá ito ng kamangha-manghang pagbabago, lalo na sa mga kanayunan, dahil idudugtong ng radyo ang mga kasulok-sulukang bahagi ng Filipinas sa Maynila, na sentro, ánilá, hindî lámang ng negosyo at industriya kundî maging ng edukasyon at kultura. Nanalig silá na sa pamamagitan ng balità, programang musikal, at ibá pang palatuntunan sa himpapawid, mapag-iisa ang kapuluan, na ánilá'y makapagsusulong sa sibilisasyon ng mga Filipino ("Radio in the Philippines" 1922, 17). Bukod sa kakayahan ng radyo na ipakilála sa mga tagapakinig ang mga produktong mula sa America, malaki rin ang pag-asa ng mga negosyanteng Amerikano, lalo na ng mga namuhunan sa mga unang estasyon ng radyo, na tutubò nang malaki ang pangangapital sa brodkasting.

Masigasig din ang administrasyong kolonyal na kasangkapanin ang radyo sa pagpapalaganap ng mga mensahe nitó sa lahat ng lalawigan at baryo sa kapuluan. Simula noong 1929, o pitóng taon makalipas ang pagsasahimpapawid ng unang radyo sa Maynila, nagpamahagi ang administrasyon ng mga radyo sa kanayunan, maging sa mga liblib na pook, upang itaguyod ang layunin ng mga Amerikano na gamitin ang radyo para hubugin ang kamalayan ng mga Filipino at ipatanggap sa kanilá ang kultura ng America na ánilá'y maunlad at makabago. Nang dumating si Gobernador-Heneral Theodore Roosevelt Jr. sa Maynila noong 1932, inutusan niya ang mga munisipyo na bumíli ng radyo at ilagay ito sa mga liwasan. Dito inaasahang magtipon ang madla upang makinig sa mga palatuntunang sumahimpapawid mula sa Maynila. Aní Roosevelt, pupunan ng radyo ang kawalan o kakulangan ng diyaryo, magasin, at ibá pang babasahín na madálang makarating sa kanayunan dahil hindî pa sapat ang sistema ng transportasyong nagdadalá ng mga babasahín sa ibá't ibáng dako ng bansa. Sa tantiya niya, hindî hihigit sa dalawandaang libo (200,000) ang

nakababása ng diyaryo, mula sa populasyong labintatlong milyon (13,000,000). Ngunit hindî gaya ng diyaryo, káyang abútin ng radyo ang lahat ng mga pulô sa bansa ("Roosevelt urges … villages" 1932, IX-1). Bukod dito, di-gaya ng diyaryo, hindî kailangang marunong bumása't sumulat ang tagapakinig ng radyo.

Naging kasangkapan ang radyo sa pagpapalaganap ng mga kaisipang nagsusulong sa uri ng demokrasyang dalá ng mga Amerikano. Isa itong mabisàng paraan upang bigyang-katwiran ang proyektong kolonyal. At upang mahubog sa kamalayang ito ang mga Filipino, ginamit ang wikang Ingles upang pag-isahin at halinhan ang maraming ibá't ibáng wika sa bansa. Sa ganáng akin, maaaring ihanay sa paaralang pampubliko at estrukturang politikal na dalá ng mga Amerikano, ang papel ng radyo sa paghulma ng kamalayan ng mga Filipino. Ayon sa isang awtor, pinabilis ng radyo, at ng musikang Amerikano na naging popular sa pamamagitan ng radyo, ang prosesong ito. Ang hindî aniya nagawa ng mga Amerikanong baril ay nagawa ng kaniláng musika (Yson 1995, 6).

Malinaw ang layunin ng mga Amerikano na gamitin ang radyo sa prosesong tinawag niláng Amerikanisasyon ng mga Filipino. Nang unang sumahimpapawid ang KZRH noong 1939, panay mga Amerikanong anawnser na may karanasan na sa radyo sa Estados Unidos ang unang narinig sa himpapawid. Sang-ayon sa pahayag ng estasyon, kailangan ito upang maturuan ang mga Filipino, lalo na ang mga mag-aarál, ng wastong paggamit ng wikang Ingles at pagbigkas nitó ("A 60-year history of leadership" 1999, 21). Tinagurian ang KZRH na Voice of the Philippines, kahit na ang tunog nito ay higit na masasabing Voice of America.

Sa lahat ng estasyon noon, mula KZKZ, KZIB, KZRM, KZEG, KZRF, hanggang KZRH, itinulad ang mga programa sa format ng mga programa sa radyo sa Estados Unidos, at pitumpung bahagdan (70%) nitó ay mga programang musikal, kabílang ang mga timpalak sa pag-awit. Gámit ang wikang Ingles, may balità, mga panayam, pagbása ng panitikan gaya ng mga tulâ, maiikling katawa-tawang dula, *coverage* ng mga paligsahan sa palakasan, at minsan ay *live coverage* ng mahahalagang okasyon gaya ng pagbubukás ng sesyon ng Pambansang Asamblea. Bukod sa pagiging mga unang anawnser, musiko, at mang-aawit, una ring namahala sa mga estasyon ang mga Amerikano. Gayundin ang mga inhenyero at tekniko, kayâ ang pamantayang teknikal ay tulad rin ng nása America (*Foto News* 1937, 39; "Behind the mike" 1930, 2).

Sa simula, binigyan ng pamahalaán ng subsidyo ang mga estasyon ng radyo (Trinidad 2000), ngunit hindî nagtagal ay gumanda ang kíta nang mag-umpisa ang adbertaysing sa radyo simula noong bandáng katapusan ng dekada 1920. Noong dekada 1930, umigting ang adbertaysing sa radyo at gayundin ang kíta mula rito. Bagaman karamihan ng patalastas ay ukol sa mga produkto mula sa Estados

Unidos, may mga patalastas din ang ilang produktong lokal. Unang nag-adbertays ang mga *department store* na namuhunan sa radyo. Halimbawa, itinayô ang KZRH ng Heacock's na nagbenta ng ibá't ibáng paninda gaya ng *fountain pen*, kurbata, damit, gámit sa opisina, *refrigerator*, baril, at ibá pa. Madalîng napatunayan ng mga mangangalakal ang bisà ng radyo sa pagbebenta ng mga produkto lalo na nang dumami ang mga tagapakinig, na ang bílang ay maaaring tantiyahin batay sa bílang na sandaang libong (100,000) radyo na nása mga bahay at opisina noong dekada 1930 (Ampil 1986, 55). Dati ay higit na marami ang patalastas sa diyaryo at magasin, ngunit noong kalagitnaan ng dekada 1930, itinuring na ang radyo bílang *super-salesman* ng sigarilyo, sabon, toothpaste, at kung ano-ano pa (*Foto News* 1937, 39).

**Pagpasok ng Tagalog sa Radyo**

Upang magpatúloy ang pagtangkilik ng mga tagapakinig sa radyo, at nang sa gayon ay magpatúloy rin ang pakinabang mula sa mga patalastas, kinailangang punuin ang oras ng mga programa mula umaga hanggang gabí, araw-araw. Tinatayang sandaang (100) oras ng palatuntunan sa bawat linggo ang kinailangang iprodyus ng bawat isang estasyon. Mangyari pa, inasahan ng mga adbertayser na araw-araw ay bago at sariwa ang mga programa upang hindî magsawà ang mga tagapakinig. Kabílang sa mga narinig ay mga plaka ng awitin at musika mula sa Estados Unidos, Europa, at Latin America. May mga isinaplakang programa gáling sa Estados Unidos. Dahil may teknolohiya na ng shortwave broadcasting noong dekada 1930, may mga programa mula sa Estados Unidos na naririnig sa Maynila sa pamamagitan ng *shortwave*, na ini-*relay* ng mga estasyon dito (Almario 1972).

Ngunit kahit ulit-ulitin ang pagpapatugtog ng mga plaka, kulang pa rin upang punan ang lahat ng oras sa himpapawid. Dahil dito, sa kabilâ ng layuning gamitin ang radyo upang ihalili ang kulturang Amerikano sa kulturang Filipino, hindî napigilan ang pagpasok ng mga Filipinong mang-aawit, musikero, at mga nagtatanghal ng bodabil, sarsuwela, at moro-moro na lumikhâ at nagsahimpapawid ng mga palatuntunang humamon sa pangingibabaw ng mga programang kopya sa mga programa mula sa Estados Unidos. Noong una, hinasà ng mga Amerikano ang mga Filipinong musikero at mang-aawit hindî lámang sa wikang Ingles kundî sa pagtugtog at pag-awit ng musikang kanluranin upang itanghal ang mga ito nang *live* sa radyo. Ngunit bandáng hulí ng dekada 1920 pa lang ay nagsimula nang marinig ang **kundiman** sa radyo. Sa pamamagitan nitó unang pumasok ang wikang Tagalog sa himpapawid.

Bukod sa mga plaka ng mga inangkat na musika, bumili rin ang mga estasyon ng mga plaka ng mga Filipinong mang-aawit at musikero upang patugtugin sa himpapawid. Ikalawang dekada pa lámang ay nagsasaplaka na ng mga awiting

Tagalog ang mga recording companies noon na Victor Records at Columbia Records, para sa lumalakíng komunidad ng Filipino sa Estados Unidos. Dinalá ng Victor Records at Columbia Records ang ating mga mang-aawit sa America upang doon magsaplaka at maging panauhing mang-aawit sa mga programa sa radyo sa Estados Unidos. Upang madagdagan ang kíta mula sa mga plakang ito, nagpadalá ang Victor at Columbia ng mga kopya ng mga plaka sa Maynila. Sa Maynila, ibinenta ng Erlanger & Galinger Department Store, na may-ari ng KZEG, ang mga plaka ng Victor Records, samantálang ang IBeck Department Store naman, na may-ari ng KZIB, ang naging ahente ng Columbia Records (Vera Cruz 2005).

Ang komposisyon ni Jose Estella, "Ang Maya," ang kauna-unahang isinaplakang awit ng isang Filipino, si Maria Carpena, noong 1913. Sáyang at hindî na niya narinig nang patugtugin sa radyo ang plaka niya dahil sumakabilâng búhay na siyá nang ipanganak ang radyo sa Filipinas noong 1922. Ngunit isa lámang si Carpena sa mga mang-aawit na unang narinig sa radyo sa mga hulíng taon ng dekada 1920. Maraming sumunod sa kaniya na nakipagtagisan ng katanyagan sa mga mang-aawit ng jazz at ibá pang musikang kanluranin. Bago natapos ang dekada, nalampasan na ng mga kundiman ang jazz sa dami ng naibentang music sheets, o mga papel ng piyesa ng musika at awitin. Sang-ayon kay Teodoro M. Kalaw, na direktor ng National Library o Pambansang Aklatan, katunayan ito ng bisà ng radyo na pasikatin ang musikang sariling atin. Aniya, dahil sa radyo, nanauli ang katanyagan ng kundiman at ibá pang awitin ng mga Filipino gaya ng **balitaw** at **harana** (Yson 1995, 22). Noon man at hanggang ngayon, radyo pa rin ang pinakamabisang midyum upang maging bantog ang isang awitin (Gil 2007, 388).[2]

Sa lahat ng awiting sariling atin na sumikat sa panahong ito, pinakabantog ang kundiman at itinuturing na may pinakamalaking impluwensiya sa pagkatha ng musikang popular sa Filipinas hanggang ngayon (Gil 2007, 386). Nakatúlong nang malaki sa pagpapasikat ng mga awiting ito ang pagbubukas ng Columbia Records at Victor Records ng pagawaan ng plaka sa Maynila, na nagparami sa mga isinaplakang musikang nása wikang Tagalog (Yson n.d.). Ilan lámang sa mga naging bantog na kundiman ang "Pakiusap," komposisyon ni Francisco Santiago, na isinaplaka ni Atang dela Rama; ang "Dalagang Pilipina," komposisyon ni Jose Santos at titik ni Jose Corazon de Jesus, na pinasikat sa radyo ng tenor na si Jose Mossesgeld Santiago; mga inawit nina Conching Rosal, kabílang ang "Bituing Marikit," komposisyon ni Nicanor Abelardo; Conchita Velez, na nagpasikat ng "Bulaklak" ng Pag-ibig," at Tinay Arellano, na inawit ang "Paalam sa Pagkadalaga." Sumikat din at inawit ng ibá't ibáng tinig ang mga komposisyon nina Nicanor Abelardo, gaya ng "Mutya ng Pasig" at "Nasaan Ka Irog?" at ni Francisco Santiago, kabilang ang "Sakali Man" at "Madaling Araw."

Dahil sa masiglang pagtanggap ng mga tagapakinig ng radyo sa mga mang-aawit, kompositor, at musikerong Filipino, isinahimpapawid rin ng mga estasyon ang mga pinagpipitaganang talino sa musika gaya ng Manila Symphony Orchestra at mga mang-aawit sa opera na hasâ sa Europa, gaya ni Jovita Fuentes ("A 60-year history of leadership" 1999, 21), na naging Pambansang Alagad ng Sining para sa Musika noong 1976. Matatandaang si Fuentes ang kauna-unahang Filipina na gumanap sa mga opera sa Europa. Nakilalá siyá sa papel na Cio-cio-san sa operang "Madame Butterfly" ni Giacomo Puccini. Napakinggan ang mga plaka ni Fuentes sa radyo, patí na ang kaniyang mga live na pag-awit hindî lámang ng mga piyesa mula sa mga operang Europeo kundî ng mga awiting Tagalog at Hiligaynon. Isa sa pinasikat niya ang *danza* na "Ay! Kalisud**"** sa wikang Hiligaynon ("A 60-year history of leadership" 1999, 21).

Isa pang halimbawa ng sumikat sa panahong ito ang itinuring na reyna ng bodabil na si Katy dela Cruz na unang nagsaplaka ng masayáng awiting-bayang pinamagatang "Magtanim ay 'di Biro." Nang isaplaka niya ito sa Estados Unidos, may kahalong Ingles ang awit, kayâ katambal na pamagat ang "Planting Rice." Pinasikat ng galawgaw na Katy dela Cruz ang mga tinatawag na "*novelty songs*," na masigla at kadalasa'y may pagkabastos, gaya ng "Balut Penoy" at "Saging ni Pacing" (Ancheta 2017).

Naging pangkaraniwan ang paghahalò ng wikang Tagalog at Ingles, o Ingles at Español, o kayâ naman ay púrong Español sa mga awiting popular sa panahong ito. Layon ng mga recording company na akitin ang lahat ng uri ng tagapakinig sa pamamagitan ng paggamit ng mga wikang popular sa panahong iyon, upang tumaas ang benta ng mga plaka at dumami ang mga tagapakinig sa radyo. Halimbawa, ang mga kinanta ni Bimbo Danao na halòng Ingles at Español na pinamagatang "It's Magic" at awit sa Español na "Preguntas a las Estrellas" na pinasikat ni Louis Garcia (Enriquez 2008, 115).

Isinaplaka rin at inawit nang live sa radyo ng mga mang-aawit na Filipino ang kaniláng bersiyon ng mga popular na awitin sa Estados Unidos. Tanyag na tanyag lalo na sa mga kabataan ang *jazz* ng mga Amerikano at mga awitin mula sa mga pelikulang Hollywood. Isa sa mga sumikat na Filipinang mang-aawit dahil sa galíng niyang umawit ng jazz si Priscilla. Dahil malaki ang puwang ng improbisasyon sa jazz, madalî itong nayakap ng mga musikerong Filipino at maaaring dahilan ito ng pagkakaroon ngayon ng tinatawag nating Pinoy jazz (Quirino 2003). Sa lumalagong industriya ng pelikulang Tagalog sa panahong ito, narinig ang mga komposisyon nina Miguel Velarde Jr., Ariston Avelino, Restituto Umali, at Tito Arevalo, hindî lámang sa sinehan kundî lalo na sa radyo. Karaniwan nang isahimpapawid ang musika gáling sa mga pelikula sa panahong ito upang hikayatin ang madla na panoorin ang mga pelikula. Bagaman mababakas ang

impluwensiya ng Hollywood, damá sa mga komposisyon ang sentimyento ng kundiman (Kasilag 1978, 2583–2589). Sang-ayon sa mga dalubhasa sa musika at kasaysayan, dahil sa taglay ng kundiman na marubdob na damdámin ng pag-ibig at lumbay, naging talinghaga itong kumakatawan sa pagkamakabayan at pagtutol sa paniniil ng mananakop, at ang walâng-hanggang pag-ibig sa dalagang nililiyag na nása awitin ay naging sagisag ng pagmamahal sa bayan at minimithing kalayaan.

Patúloy na sumikat ang mga komposisyong lokal, at dumami ang mga mang-aawit at musikerong Filipino na nagtanghal ng mga ito sa radyo, at kadalasan ay dalá nilá ang wikang Tagalog (Reyes 1995, 216). Bagaman itinuring ng mga Amerikano ang radyo, gámit ang wikang Ingles, bílang mabisàng kasangkapan sa Amerikanisasyon ng mga Filipino, hindî maikakailang hindî nilá nalabanan ang pagpasok ng wika at kulturang sariling atin sa himpapawid. Naramdaman ng mga Amerikanong namuhunan sa radyo ang mainit na pagtanggap ng mga tagapakinig sa wikang Tagalog at sa kundiman, at batid nilá ang halaga nitó sa adbertaysing, na siyá nang pinakamalaking pinagkakakitahan ng radyo noong dekada 1930. Marami sa mga tagapakinig ang lumiham sa mga estasyon upang hilinging patugtugin ang mga paborito niláng awitin hindî lámang sa Tagalog kundi maging sa ibá pang wika sa bansa, kayâ naging bahagi ng tungkulin ng *station manager* na maghanap ng mga Filipinong aawit ng mga hiniling na bílang sa radyo ("Manila broadcasts in many languages" 1928, 17). Minarapat tuloy ng mga estasyon na hasain ang mga mang-aawit at musikerong Filipino sa pagtatanghal nang live sa radyo. Kabílang sa kanilá ang mga piyanista, banda, at maging mga orkestra. Bagama't sinanay sila sa musikang kanluranin at wikang Ingles, gaya nang nasabi na, hinayaan din sílang magbrodkast sa Tagalog at tumugtog at umawit ng musikang maituturing na atin. Nilapatan ng ilan ng wikang Tagalog ang hiram na himig ng mga popular na awiting kanluranin. Maging ang maraming patalastas ay nása Tagalog na rin.

Kayâ makaraan ang ilang taon lámang, lumabnaw ang tunog ng America sa radyo sa Filipinas nang pumailanlang sa himpapawid ang maraming palatuntunan sa wikang sarili, hindî lámang sa Tagalog kundî maging sa ibáng wika sa bansa. Mapapansin sa talâ ng mga deskripsiyon ng mga programa noong Disyembre 1941 ang mga palatuntunang ito. Halimbawa, *Filipino Program* at *Tagalog Program* sa KZIB; *News in Tagalog*, *Tagalog Gospel Hour*, *Tagalog Music* at *Songs of the Islands* sa KZRF; at *The Mystery Singer* (tampok ang mestisong Filipino-Americano na si Cecil Lloyd, na umawit ng mga kundiman) at *Manila Hotel Orchestra* sa KZRH (*The Tribune* 1941). May mga musika rin sa ibá pang wika, gaya ng Italian, German, at French; at mga palatuntunan sa wikang Tsino, Español, at Thai. Ngunit kapansin-pansin ang malakas na tinig ng Tagalog. Sa estasyong KZND, bukod sa Tagalog ay may mga programa sa Sebwano, Pangasinan, at Ilokano (*The Tribune* 1941), samantálang di iilan sa mga programa sa KZRC, ang unang estasyon sa labas ng Maynila, ang nása wikang Sebwano (Enriquez 2008, 111).

Bandáng kalagitnaan ng dekada 1930, lima sa anim na programang may isponsor sa KZIB ay nása Tagalog (Trinidad 2000). Pagdating ng 1940, halos lahat ng palatuntunan sa nasabing estasyon ay nása Tagalog (General Records of the Department of State RG 59). Noong 1934, sumahimpapawid sa KZRM ang programang *Balagtasan on the Air*, na inisponsor ng Elizalde & Co. Idea ng tagapamahala ng adbertaysing ng Elizalde & Co. na si Pedro Teodoro ang programa. Isa siyá sa mga aktibong nagsulong ng Tagalog bílang pambansang wika sa panahong nabanggit. Itinanghal sa palatuntunan ang mga kilaláng makatà at manunulat sa Tagalog na sina Florentino Collantes, Emilio Mar Antonio, Domingo Carasig, at Epifania Alvarez. Isang halimbawa ng paksang kaniláng pinagtalunan nang patulâ ang "Alin ang magbibigay ng higit na kasiyahan, ang buhay may-asawa o buhay na mag-isa?" (Jimenez 1996, 33B). Iniulat ng magasing *Literary Song-Movie Magazine* na napakaraming nakikinig sa *Balagtasan*, lalo na sa mga lalawigan (*Literary Song-Movie Magazine* 1941, 23). Maaaring naisipan ang pagprodyus ng palatuntunan nang iproklama si Jose Corazon de Jesus bílang Hari ng Balagtasan noong 1933, kasunod ng pagsasahimpapawid ng kaniyang mga tulâ gaya ng "Ang Manok Kong Bulik," "Ang Pagbabalik," at "Ang Pamana" (Vera Cruz 2005).

Bandang dulo ng dekada 1930, sumahimpapawid sa KZRM ang programang *Si Aling Juanang Mapag-impok*, na iniukol para sa mga tagapakinig na kababaihan. Sinulat ni Lina Flor ang iskrip at siyá rin ang anawnser nitó. Tinalakay sa palatuntunan ang mga praktikal na paraan ng pagpapalakad ng isang sambahayang Filipino sa pamamagitan ng mga payo na kung minsan ay isinadula. Halos kasabay ng programa ang pagsasahimpapawid ng unang *Kuwentong Kutsero*, na maituturing na kauna-unahang sitcom (*situation comedy*) sa Tagalog, tampok ang panunuyâ sa mga kaugaliang Filipino, politika, at pamahalaán gámit ang katatawanan (Lent 1973, 85). Bago ang *Kuwentong Kutsero* ay isinahimpapawid ng prodyuser nitóng si Horacio dela Costa ang programang *Common Weal Hour*. Nang ipinanukala sa Pambansang Asamblea ang diborsiyo, iprinodyus ni dela Costa ang *Kuwentong Kutsero* upang labánan ang panukalang batas, bagay na mauunawaan kung maaalálang si dela Costa ay isang debotong Katoliko na naging paring Hesuwita. Katulong ang mga manunulat na sina Narciso Pimentel at Jesus Paredes at mga dramaturgo, patudyong binatikos ni dela Costa ang panukalang batas, at pinaniniwalaang dahil dito'y hindî nagtagumpay ang diborsiyo bílang batas (Reuter 2001). Matapos ito ay nagpatúloy ang programa sa pang-uuyam sa mga politiko at pamahalaán hanggang dekada 1960, na naantala lámang noong panahon ng digmaan. Gámit ang format ng sitcom, ginampanan ni dela Costa ang papel ng pilosopong si Lolo Hugo (Sicam 2000, C1 & C4). Maaaring ang palatuntunan ang naging inspirasyon ng mga kahalintulad na programa sa KZRC sa Cebu na bumatikos nang patudyo sa mga politiko sa panahong nabanggit (Alburo 1997, 1112).

**Papel ng mga Filipinong *Blocktimer***

Walâng alinlangang pinarupok ng mga palatuntunang ito ang proyekto ng kolonyalistang America na hubugin ang kamalayan ng mga Filipino. Tumbalik sa kaniláng layunin, ginamit pa nga ng mga Filipinong nása radyo ang inangkat na teknolohiya upang palutangin ang sariling wika, kaisipan, at awitin. Sa bagay na ito, walâ nang higit na magaling kaysa mga blocktimer.

Sa pagsisimula ng radyo sa Maynila hanggang sa mga unang taon ng dekada 1930, karamihan ng patalastas sa radyo ay para sa mga produktong ipinagbibilí sa mga *department store* ng mga Amerikanong namuhunan sa brodkasting. Mula 1932, naging kalakaran ang pag-isponsor ng buong programa. Bumilí ang mga isponsor ng oras sa himpapawid, na karaniwang tumagal ng 15 minuto bawat programa. Sa loob ng mga programang ito ay sumahimpapawid ang mga patalastas ng mga isponsor, na karaniwan ay mga produkto mula sa Estados Unidos. Bandáng kalagitnaan ng dekada 1930, halos lahat ng programa ay may isponsor. Nanganak ang pamamaraang ito ng sistemang tinatawag na "*blocktiming*" (Reyes 1995, 216).

Ang mga blocktimer ay hindî adbertayser o ahensiya ng adbertaysing. Karamihan sa kanilá ay mga nagtatanghal ng bodabil, sarsuwela, lumalabas sa moro-moro o komedya, at musiko na nakakíta ng oportunidad na pagkakitaan ang radyo. Bumilí silá ng oras mula sa mga may-ari ng estasyon, nagprodyus ng mga programa upang punan ang oras, at nagbenta ng ilang minuto mula sa oras na binilí upang isahimpapawid ang patalastas ng mga produktong hindî káyang bumilí ng isang buong programa, kayâ halo-halo ang mga isponsor ng bawat programa ng mga blocktimer na ito. Karamihan sa mga produktong inadbertays nilá ay yarì sa Filipinas. Kabílang sa mga kliyente ng blocktimer na si Conde Ubaldo, na nakilála dahil sa mga papel na ginampanan niya sa mga moro-moro, ang restawrant na Ma Mon Luk, ang kompanya ng bus na Halili Enterprises, ang nagtitinda ng mga produktong pampaganda na Lavaliere Cosmetics, ang sastreng Bronx Tailoring, ang elektrisistang Malig Electrical Service, at isang grocery (Andres 2000). Sa isang programa ng isa pang blocktimer, si Alejandro Villegas, ay mga patalastas ng isang palengke at isang baterya. Dahil sa bateryang ito, pinamagatan ni Villegas ang isa niyang programa na *Kiko Baterya, Kiko Bumbilya* (Magpayo 2000), na malinaw na hinalaw mula sa *variety show* na *Eveready Hour* sa radyo sa Estados Unidos.

Malakas ang kíta sa blocktiming. Di hamak na higit na malaki ang kíta ng mga blocktimer kaysa mga direktang empleado ng mga estasyon. Maliit magpasuweldo ang mga estasyon ngunit kontento na ang mga Amerikanong empleado ng mga estasyon dahil ang habol nilá ay katanyagan at hindî yaman. Subalit ang mga blocktimer na mga Filipino ay naghangad ng parehong katanyagan

at yaman (Andres 2000). Hindî nakatalì ang mga blocktimer sa iisang estasyon kayâ nakapagprodyus silá ng ibá't ibáng programa sa halos lahat ng estasyon. Dahil sa sistemang ito, nakinabang nang malaki ang mga blocktimer nang hindî kinailangang mamuhunan sa pagtatayô ng sariling estasyon ng radyo. Ilan sa malalakíng blocktimer noong dekada 1930 sina Frankie Gomez, Remigio Mat. Castro, Conde Ubaldo, mag-asawang Alejandro Villegas at Adela Fernando, na mas nakilála sa pangalang Andoy Balun-balunan at Dely Atay-atayan, at maging ang Reyna ng Kundiman na si Atang dela Rama (Magpayo 2000).

Bagaman sinundan ng mga blocktimer ang format ng bodabil at mga variety show sa Estados Unidos, may kalayaan siláng gumawa ng sariling format na alam niláng hahatak ng pinakamaraming tagapakinig. May ilang blocktimer na nagprodyus ng mga programa sa ibá't ibáng wika gaya ng Español at Tsino, ngunit karamihan ay Tagalog ang wikang ginamit sa mga estasyon sa Maynila at Sebwano naman para sa KZRC sa Cebu (Reyes 1995, 216).  Karaniwang format ang paghahalò ng awitan at maiikling katatawanang dula, na madalas ay gumamit ng palasak na wika. Ilang halimbawa ng mga programang blocktime ang *Camay Theater of the Air* at *Glossy Merrymakers* sa KZIB (Jimenez 1996, 33B) at ang *San Miguel Brewery Hour* sa KZRF na pawang prinodyus ni Alejandro Villegas. Pinaghalò rin ng mga blocktimer ang Tagalog at Ingles sa ilang programa, gaya ng *University of the Air*. Sa programang *Purico Troubadours*, na sinuwerteng makakuha ng isponsor para sa buong programa, ang Philippine Manufacturing Company, itinanghal ang musikang Tagalog at Sebwano ng isang orkestra sa kompas ni Remigio Mat Castro ("Radio in the Philippines" 1922, 24, 38). Kabílang sa mga inawit sa mga programang blocktime ang kundiman at mga awiting-bayan, mga awit mula sa mga pelikula, mga novelty songs na may palasak na wika at magaslaw na tiyempo, at maging mga kanluraning musika gaya ng jazz.

Ayon kay Bienvenido Lumbera, sa kabilâ ng layunin ng kolonyalismo na ilapat ang kulturang banyaga na aakit sa mga sinakop upang tanggapin ng hulí ang mga institusyon at mga pagpapahalagang makapagpapatatag sa kolonyalismo, uusbong pa rin ang pambansang kultura hindî lámang bunga ng mga ugnayan ng ibá't ibáng kultura kundî bunga ng pagbabaligtad at ibáng pagpapakahulugan sa kulturang popular (1997, 155–157). Maaaring ipaliwanag ng tinuran ni Lumbera ang musika sa radyo sa panahon ng kolonyalismong Amerikano. Sa gitna ng jazz, *foxtrot*, mga *ballad* mula sa Hollywood, at ibá pang musikang popular sa Estados Unidos, sumiksik at pumailanlang ang awitin natin, kabílang ang ilan na matatawag na radikal at makabayan.  Halimbawa nitó ang mga awiting idinaraíng ang kondisyong kolonyal, gaya ng mga kundimang "Hibik ng Filipinas," "Ibong Sawi," at "Kantahin ng Ulila."  Sa "Hibik ng Filipinas," inawit ni Jose Mossesgeld Santiago ang daíng na, "Ako'y isang binata/ sa dulo ng silangan/ na nagmamakaawa bigyan ng kalayaan/  Ngayon ako'y may luha/ humihibik sa bayan" (Santiago).

Maging ang ilang awit na may maharot na tiyempo at palasak na wika ay nagpahiwatig ng paglaban. Halimbawa, mababása sa awit nina German San Jose at Leonora Reyes na pinamagatang "*Halo-halo Blues*" ang tunggalian ng katutubo at ng kolonyal sa pamamagitan ng paghahalò ng mga wikang Ingles at Tagalog. Gámit ang himig ng popular na awiting Amerikano na "*Singing in the Rain*," nagsagutan ang dalawa. Tanong ni Reyes kung hindî pa ba nagsasawà si San Jose sa mga awiting Ingles, at tapos ay iminungkahi na umawit silá ng mga awit sa Tagalog. Sagot ni San Jose, higit na kinagigiliwan ng kabataan ang jazz at modernong musika. Katwiran ni Reyes, maraming tagapakinig na nais marinig ang kaniláng sariling wika. Sa bandáng hulí, nagduweto ang dalawa—hábang inaawit ni San Jose ang awit sa wikang Ingles, sumasabay si Reyes sa wikang Tagalog (Reyes & San Jose).

Isa pang magandang halimbawa ang awit ni Dely Atay-atayan matapos ang nakatatawang sagútan nilá ni Andoy Balun-balunan. Nakagugulat ang pagsunod ng awit dahil walâng kaugnayan sa katatapos na sagútan. Sa awit niyang pinamagatang "*Alila*," pinarunggitan ni Dely Atay-atayan ang kolonyalista. Itinulad ang alila sa awit niya sa kaapihang nararamdaman ng bayan, at nag-alok ng pag-asa na maiibsan ang kalupitang nararanasan:

Ang buhay ng alila
kahit binubusabos
Minsan-minsan dinadalaw
ng ginhawa ng loob.

Gaya ng bayan natin,
kahit na nasa gapos
Sa araw ng mga bayani,
napupuring lubos

Gaya n'yaring aking
abang kalagayan
Sa lahat ng sandali
ay inuutusan.

Ngunit kung sumapit
ang ganitong araw,
Ang mga hirap ko'y
malulunasan (Atay-atayan).

Noon man at hanggang ngayon, isa sa katangian ng brodkasting ang tagisan ng maraming estasyong walâng puknat sa pagsasahimpapawid araw at gabí. Dahil dito, mahigpit ang pangangailangan sa palatuntunang kagigiliwan ng tagapakinig, at laging bukás ang mga estasyon na sumubok ng mga bagong idea sa pagpoprograma. Kayâ maraming pagkakataóng pumasok ang ibá't ibáng diskurso sa brodkasting, kahit na magkakatunggali. Noong panahon ng Amerikano, taliwas man sa layuning Amerikanisasyon ng mga kolonyalista, nangibabaw ang layuning pangnegosyo, at nangahulugan ito ng pagbibigay ng malaking puwang sa himpapawid para sa wika at kultura ng mga sinakop. Hábang dumarami ang mga Filipino sa radyo, lalo na ang mga blocktimer, lalong lumakas ang tinig ng mga Filipino.

**Tagalog Bílang Wikang Pambansa**

Samantála, sa larangan naman ng politika, mainit na paksa na rin ang wika. Kasunod ng ilang dekada ng pagtatálo tungkol sa kung dapat bang may iisang pambansang wika sa Filipinas, na nagsimula noong 1908 sa Philippine Commission, itinakda ng Saligang Batas na binuo noong panahon ng Commonwealth simula 1935, ang pagtatakda at paglinang ng pambansang wika batay sa isa sa mga wika ng Filipinas. Noong 1936, itinatag ang National Language Institute, o Surian ng Wikang Pambansa (Añonuevo). Nang sumunod na taon, 1937, batay sa rekomendasyon ng Surian ng Wikang Pambansa, ipinása ang batas na nagproklama sa Tagalog bílang batayan ng pambansang wika (Cubar 1980, 20). Inatasan ng Pangulo ng Commonwealth Manuel Luis Quezon si Jaime C. de Veyra bílang unang direktor ng Surian. Noong 1940, iniutos ni Quezon ang paglilimbag ng aklat ng gramatika ng pambansang wika, ang *Balarila ng Wikang Pambansa*, na sinulat ni Lope K. Santos. Nang sumunod na taon, 1941, inatasan ni Quezon si Santos bílang direktor ng Surian (Del Rosario 1972, 198–203).

Nang sumiklab ang Ikalawang Digmaang Pandaigdig at sinakop ng mga Hapón ang Filipinas, iginiit ni Quezon na lahat ng anunsiyo sa Ingles sa estasyong *Voice of Freedom* ay isalin at ibrodkast sa wikang Tagalog. Maging ang pangalan ng estasyon ay isinalin din at naging *Tinig ng Kalayaan*. Maaalálang biglaang naitayô ang *Voice of Freedom* sa Corregidor nang tumakas papunta doon si MacArthur at mga sundalong Filipino at Amerikano, tangay si Quezon at ilan pang opisyal ng Commonwealth, upang iwásan ang hukbong Hapones na parating sa Maynila noong patapos na ang taóng 1941. Ang estasyon ang magiting na naging tinig ng mga hukbong Filipino at Amerikano hanggang magapî silá ng hukbong Hapones makaraan ang ilang buwan (Enriquez 2008, 132–133).

**Paglakas ng Tagalog sa Radyo sa Panahon ng Digmaan**

Malaki, at masasabing naging mapait, ang pagbabago sa pang-araw-araw na búhay ng mga Filipino sa mga nasakop na lugar bunga ng digmaan. Matindi ang naramdamang kaapihan dahil sa kalupitan ng bagong mananakop. Ngunit tulad ng naunang mananakop, hinangad din ng mga Hapones na amuin ang mga Filipino at hubugin ang kamalayan nitó pabalik sa kulturang Silanganin, na nakasandig sa kulturang Hapones. Sinikap ito ng mga Hapón sa pamamagitan ng mahigpit na pagbabantay sa mga produksiyon ng teatro, pelikula, musika, sining biswal, panitikan, diyaryo at magasin, radyo, at maging sa mga itinuturo sa mga paaralan.

Bago pa lumusob ang mga Hapones sa Filipinas noong 8 Disyembre 1941, inumpisahan na ng Japanese Broadcasting Corporation Nihon Hoso Kyokai na magbrodkast mula sa Tokyo ng mga programa sa Tagalog upang manawagan sa mga Filipino. Nang dumating silá sa Maynila, sarado na ang mga komersiyal na estasyon at dalî-dalì nilá itong pinunan ng isang estasyong mahigpit niláng kinontrol nang tatlong taon. Noong una ay tinawag itong KZRH dahil natagpuan at ginamit ang ilang kasangkapan ng dáting estasyon, at makaraan ay tinawag na PIAM. Batid ng mga Hapones ang kapangyarihan ng radyo sa paghulma sa kaisipan ng mga tao, at tinawag nilá ang mga brodkast ng kaaway na masahol pa sa mga bomba. Ito ang dahilan kayâ mahigpit na ipinagbawal sa mga Filipino na makinig sa mga palatuntunan mula sa America at mga kaalyado nitó sa pamamagitan ng shortwave. Upang tiyak na mapigilan ang pakikinig ng mga Filipino sa mga nabanggit, lahat ng aparato ng radyo na pag-aari ng mga mamamayan ay ipinarehistro upang tanggalin ang kakayahang tumanggap ng palatuntunan mula sa ibáng bansa maliban sa mga palatuntunan mula sa Tokyo at Taipei, na kontrolado rin ng mga Hapones sa panahong iyon (*Tribune* 1943, 6). Sa kabilâng bandá, ginamit ng mga Hapones ang radyo bílang mabisàng kasangkapan ng propaganda. Mabisà nga kung iisiping tinatayang 80,000 hanggang 100,000 kabahayan ang may aparato ng radyo sa bansa bago sumiklab ang digmaan ("1940 Upped Philippine Radio 200 Percent" 1941). Pangkaraniwan nang may mga kapitbahay na nakikipakinig ng mga programa, kayâ sa bawat isang aparato ng radyo ay maraming nakikinig; sa Cebu, halimbawa, kung minsan ay inaábot ng 400 ang nakikinig sa isang radyo (Alburo 1997, 11–12). Kayâ ang brodkasting, ayon sa mga Hapón, ay mga boses na mistulang mga bála ng baril, mga bombang hindî nakikíta, digmaan ng wika sa himpapawid, at ikaapat na puwersa bukod sa hukbong-kati o army, hukbong-dagat o navy, at hukbong panghimpapawid o air force (Terami-Wada 1984, 122–129).

Kabílang sa mga bagong patakarang kultural na pinairal ng mga Hapones ang pagtuturo ng wikang Nihonggo at ang unti-unting pagpatay sa wikang Ingles. At dahil niláyon rin ang pagbabalik sa kulturang Silanganin, inatasan ang Surian ng Wikang Pambansa na pag-aralan ang mga wika sa Filipinas at linangin at

pagtibayin ang pambansang wika batay sa Tagalog (Foronda 1975, 1, 10, 11). Hindî bago ang kautusan dahil nagawa na ito ni Quezon, ngunit ang pagpapatupad nitó sa panahon ng digmaan ay di-hamak na mas mahigpit. Bukod dito, itinanghal rin ang Nihonggo, gaya ng Tagalog, bílang wikang pambansa (Terami-Wada 1984, 86, 171–182). Subalit hindî agad matanggal ang Ingles dahil bihira sa mga Hapones ang marunong mag-Tagalog, at lalong bihira ang Filipinong marunong mag-Nihonggo. Kayâ ang wikang nais puksain ang naging kasangkapan upang magkaintindihan ang mga Hapones at Filipino, hanggang matupad ang layuning matutuhan ng bawat isa ang wika ng isa't isa.

Dahil dito, itinuro ang wikang Nihonggo hindî lámang sa mga paaralan kundî maging sa radyo. Bago sumapit ang limang buwan matapos magsahimpapawid mulî ang KZRH sa ilalim ng pamamahala ng mga Hapones, sinimulan nina Propesor Matsukawa, Kusama, Hinomizu, at Okazaki ang pagtuturò ng Nihonggo sa himpapawid noong 1 Hunyo, 1942, tuwing ika-6 ng gabi, tuwing Lunes, Martes, at Biyernes. Tumagal ng kalahating oras ang bawat pagtuturò. Inilimbag din ang mga leksiyon sa mga pahayagang *Tribune*, *Taliba,* at *La Vanguardia*. Isang taon at kalahati pa ang dumaan bago itinuro ang Tagalog sa himpapawid. Sinimulan ito noong 5 Enero1944, tuwing Miyerkoles at Sabado. Si Jose Villa Panganiban ang guro, at ang mga leksiyon ay binalangkas ni Lope K. Santos (Terami-Wada 1984, 86, 171–172; Sato 1998, 18). Pinatunayan ni Dely Magpayo, lalong kilalá sa tawag na Tiya Dely, ang papel na ginampanan ni Santos sa pagtuturò ng Tagalog sa radyo. Sa katunayan, aniya, kay Santos siya natúto ng wastong pananagalog hábang siyá ay nagtrabaho sa PIAM (Magpayo 2000).

Hindî man nasimulan agad ang pagtuturò ng Tagalog sa himpapawid, may mga programa na sa Tagalog sa unang taon pa lámang ng radyo sa ilalim ng mga Hapones. Una rito ang mga balità sa Tagalog, na nasundan ng mga dula sa Tagalog, patí na mga pagsasadula ng kasaysayan at mga dokumentaryo. Ngunit noong una ay iniutos ng mga Hapones na isalin sa Ingles ang mga iskrip upang maintindihan nilá ang mga programa, hanggang sa dumating ang isang Hapones na marunong mag-Tagalog. Marami sa mga dula ay sinulat nina Clodaldo del Mundo Sr. at Lina Flor, kabílang ang mga dulâng musikal, na nilapatan ni Felipe de Leon ng kaniyang komposisyon (Terami-Wada 1984, 175–178; Aniceto 1997, 104).

Mahalagang bahagi ng mga palatuntunan ang musika, bagaman bukod sa musika ng mga Filipino at Nihonggo ay musikang klasiko mula sa Europa ang pinatutugtog. Sa hanay ng mga musikang Tagalog, itinampok ang programang *Radio Concert Hall of the Air*, at mga kundiman gaya ng mga komposisyon ni Nicanor Abelardo na inawit ni Tinay Arellano (Foronda 1975, 32–37). Sa isang artikulo sa diyaryong *La Vanguardia*, inilarawan ang kundiman bílang pagpapakilála ng maramdamin at malumanay na ugali ng lahing Filipino, na kabaligtaran ng jazz, na

tinawag na maharot na ritmo para sa mga magagaslaw na sayaw (*La Vanguardia* 1943, 4).

Kapansin-pansin ang kaibahan ng radyo noong panahon ng digmaan sa panahon ng mga Amerikano. Nawalâ ang masisiglang awiting jazz, na kinamuhian ng mga Hapones. Walâ na rin ang mga anawnser sa Ingles at masasayáng biruan ng mga blocktimer. Naging seryoso, pormal, at nakayayamot ang mga programa. Higit sa riyan, walâ itong kredibilidad dahil itinuring ng mga Filipinong tagapakinig na propaganda ang lamán ng mga palatuntunan, lalo na ang mga walâng katapusang talumpati at sermon tungkol sa kabutihan ng pilosopiyang Hapón na kinatawan ng tinawag niláng Greater East Asia Co-Prosperity Sphere. Dagdag pa rito ang mga dokumentaryo tungkol sa kulturang Hapones at mga pagbása ng panitikang Nihonggo, gayundin ang balità sa Nihonggo, bagaman kalaunan ay nagkaroon na rin ng balità sa Sebwano at Hiligaynon, bukod sa Tagalog at Ingles. Isa sa mga hindî malilimutang palatuntunan ang *Rajio Taiso*, na itinampok ang tinig ng isang nagtuturò ng *calisthenics* o ehersisyo. Obligado ang mga mag-aarál at mga kawani sa mga opisina at pabrika na pakinggan at sundan ito tuwing umaga bago magsimula ang klase o trabaho (Enriquez 2008, 139).

Hinangad ng mga Hapones na maging karaniwang wika o *lingua franca* ang Nihonggo sa Filipinas, ngunit naniwala rin siláng mahalagang panatilihin ang Tagalog hindî lámang upang maging batayan ng pagsasalin ng wika mula Nihonggo kundî upang pukawin ang damdáming makabayan ng mga Filipino. Kung iisipin, tíla salungat ito sa kaniláng layuning sakupin ang bansa, ngunit mahihinuhang ito ang estratehiya upang pawiin ang wikang Ingles hábang paimbabaw na pinasisigla ang pagpapahalaga sa sariling kultura. Kayâ hindî man niláyon ng mga Hapones na palakasin ang Tagalog, ito ang hindî sinasadyang bunga ng kaniláng naging patakaran.

## Pagbalik ng Ingles Kasabay ng Tagalog

Nang matapos ang digmaan noong 1945, bumalik ang Ingles bílang wika ng brodkasting, ngunit hindî nagtagal at nanauli rin ang dáting sigla ng Tagalog sa himpapawid. Noong 1947, dalawáng taon lámang matapos ang digmaan at walâ pang isang taon makaraan ang deklarasyon ng kalayaan mula sa mga Amerikano, isang bagong estasyon ng radyo, ang KZOK, ang nagsimulang magbrodkast sa parehong Tagalog at Ingles. Ang estasyon ay isa lámang sa anim na komersiyal na estasyong nag-umpisang magbrodkast sa loob ng isang taon matapos ang deklarasyon ng kalayaan mula sa America. Ang ibá ay ang KZFM, KZRH, at KZPI sa Maynila at KRC at KZBU sa Cebu. Ilang negosyanteng Amerikano ang mulîng namuhunan sa radyo sa Filipinas, ngunit dumami rin ang mga negosyanteng Filipino na pumasok sa negosyo ng brodkasting gaya ng mga pamilyang Elizalde, Lopez, at Canoy. Sa

kabilâ nitó, matindi pa rin ang impluwensiya ng mga Amerikano, lalo na at nanatíli rito ang ilan sa kanilá gaya nina Al Naftaly, Bert Silen, James Lindenbergh, at Bob Stewart. Gayunman, ayon sa isang brodkaster mula sa dekada 1950, malinaw na nakíta maging ng mga Amerikanong nabanggit na hindî magtatagal at hahanapin ng mga Filipinong tagapakinig na marinig ang sarili niláng wika sa radyo (Aniceto 1997, 132–136).

Bukod dito, nakahanda na ang malalakíng kompanyang Amerikano na mulîng dagsain ng produkto nilá ang Filipinas, at malaking bahagi ng adbertaysing nilá ay binalak niláng ilagay sa radyo. Silá rin ang namuhunan at bumuo ng mga grupong nagprodyus ng bagong format sa radyo, ang *soap opera*, o dramang panradyo na araw-araw napakikinggan at tuloy-tuloy ang kuwento o kasaysayan (Garcia 2002). Kabílang sa mga kompanyang ito ang Philippine Manufacturing Company (o PMC, na kalaunan ay naging Procter and Gamble Philippines), Philippine Refining Company (o PRC, na ngayon ay Unilever Philippines), Colgate, at Glo-Co, na nagdalá sa Filipinas ng mga produktong pambahay at pampaganda. Sa tingin nilá, ang drama at mga palatuntunang magkahalong katatawanan at musika ang pinakamabisàng adbertayser ng sabóng panlaba, mantikang panlutò, *floor wax*, sabóng panligo, at marami pang mga pang-araw-araw na pangangailangan. Upang akitin ang mamimíling mula sa lahat ng antas ekonomiko, ginamit ng mga palatuntunan ang wikang Tagalog higit sa Ingles. Bago natapos ang dekada 1940, na panahong nahumaling na ang mga tagapakinig sa drama sa radyo, halos lahat na ng estasyon ay nagbobrodkast sa Tagalog at Ingles, ngunit ang mga dramang soap opera ay pawang sa Tagalog lámang (Aniceto 1997, 136).

Kabílang sa mga pinakatanyag na drama ang *Ilaw ng Tahanan*, na sinulat ni Liwayway Arceo, at *Gulong ng Palad*, na sinulat ni Lina Flor. Kapuwa nag-umpisang sumahimpapawid noong 1949 hanggang sa susunod na dekada, at kapuwa naging huwaran ng mga sumunod na drama na tungkol sa mga pag-ibig at búhay ng mga pangkaraniwang tao na ipinalagay ng mga tagapakinig na katulad nilá. Ilan pa sa mga dramang ito ang *Aklat ng Pag-ibig* sa panulat ni Genoveva Edroza Matute; *Panata ng Puso* na isinulat at idinirehe ni Artemio Marquez; at *Irog, Paalam* na isinulat at pinrodyus ni Hernando Ocampo.[3] May mga dramang pantasya at aksiyon, gaya ng *Prinsipe Amante* na isinulat ni Clodualdo del Mundo Sr., ang *Kapitan Kidlat* na ipinantapat sa *Captain Marvel* ng America, at *Tony Narra*, ang kauna-unahang dramang detektib sa radyo sa Filipinas. Batay sa mga kuwento ni Severino Reyes, na inilathala sa magasing *Liwayway*, ang dulâng pambatàng *Mga Kuwento ni Lola Basyang*. Mula rin sa panulat ni Lina Flor ang *Dr. Ramon Selga*, isang dramang medikal na nauna sa mga ganitóng uri ng drama, maging sa radyo at telebisyon ng Estados Unidos. Hindî rin malilimutan ang dramang katatakutáng *Gabi ng Lagim* at ang sikát na sikát na *Camay Theater of the Air*, na isinadula nang

live ng mga panauhing artista sa pelikula ang kapirasong bahagi ng kaniláng mga pelikula (Aniceto 1997, 402–408).

Tagalog rin ang wikang ginamit ng ibá pang palatuntunan pagkatapos ng digmaan, kabílang ang mga paligsahan sa pag-awit, dramang katatawanan o sitcom, paligsahan sa talino, paligsahang palaro, kuwentuhan, at mga ibá't ibá o halo-halong format na tinawag na "*variety show.*" Bumalik ang *Kuwentong Kutsero* at ang *Balagtasan* sa himpapawid. Ilan pa sa mga bantog na palatuntunan ang *Reyna ng Vicks*, na paligsahan ng pinakanakaiiyak na kuwento ng maybahay; *Mahiwagang Kahon*, na hulaan ng laman ng kahon, kung kuwarta ba o ibang premyo; *Timpalak ng Purico*, na paligsahan ng talino; *Tawag ng Tanghalan*, na paligsahan ng pag-awit; *Eskuwelahang Munti* at *Darigold Jamboree*, mga variety show na pambata; *Oras ng Ligaya*, variety show para sa lahat; *Botika sa Baryo*, isang *sitcom*; at *Student Canteen*, variety show sa tanghali (Aniceto 1997, 507–518).

Gaya ng mga nakaraang dekada, saklaw ang panahon ng digmaan, mahalagang bahagi ng brodkasting ang musika. Halos lahat ng musika na narinig sa himpapawid hanggang ilang taon makaraan ang digmaan ay itinanghal nang live. May mga koleksiyon na ng plaka ang mga estasyon noong panahon ng Amerikano, ngunit mahal ang mga plaka dahil kailangang angkatin ang karamihan dito. Nang matapos ang digmaan, bumabâ ang presyo ng mga plaka nang magbukás ang mga lokal na pagawaan ng plakang pag-aari ng mga Filipino, na gumawa hindî lámang ng plaka ng mga Filipinong musikero kundî maging kopya ng mga plakang gáling sa ibáng bansa. Dahil dito ay dumami ang mga plaka ng mga Filipinong mang-aawit at musiko na pinatugtog sa himpapawid. Kabílang sa mga unang lokal na mga recording company ang Bataan Recording, Royal, Riego, Mater, Molave, Excelsior, Villar, Union, Mico, Alpha, Super, Scoop, Fama, LVM, Badjao, Jessica, Imperial, Vicor, Blackgold, Octo-Arts, Mareco, Dyna, at Decca. Ilan lámang sa mga ito ang tumagal nang mahigit sa ilang taon, ngunit napasikat nilá ang maraming Filipinong mang-aawit, kabílang sina Ruben Tagalog, Sylvia La Torre, Bobby Gonzales, Cely Bautista, Diomedes Maturan, Pilita Corrales, Ric Manrique, Mabuhay Singers, at marami pang ibá. Sa mga nakakikilála sa mga mang-aawit na nabanggit, matatandaang lahat silá ay umawit sa Tagalog, bagaman may ilang umawit rin sa Ingles, Español at Bisaya (Aniceto 1997, 488–489; Yson n.d.).

Isang kapansin-pansin sa radyo matapos ang digmaan ang humabàng oras na iniukol sa balità at komentaryo. Ayon kay Francisco "Koko" Trinidad, beterano sa radyo simula pa nang panahon ng Amerikano, sabik sa kapani-paniwalang balità at malayàng talakayan ang mga tagapakinig, makaraan ang karanasan sa ilalim ng mga Hapones. Pakiramdam aniya ng mga tagapakinig, kailangan niláng matyagan ang mga pangyayari sa politika, sa loob man o labas ng bansa, at ang naramdamang

pangangailangang ito ay bunga ng pagdurusang naranasan noong panahon ng digmaan (Trinidad 2000). Di tulad noong panahon ng mga Amerikano, na maikling panahon lámang ang iniukol sa balità, dumalas ang balità sa radyo sa Tagalog man o Ingles. Dumami rin ang mga komentarista na maaanghang ang batikos sa mga politiko, negosyante, mga organisasyong sibiko, mga relihiyon, at maging sa presidente ng bansa. Tagalog ang gámit ng mga pinakapopular, gaya nina Rafael Yabut at Damian Sotto. Kinalugdan ng mga tagapakinig ang mga komentaryo dahil ipinahiwatig nitó na may kalayaang bumatikos sa radyo, di tulad noong panahon ng Hapón (Aniceto 1997, 494–498).

Mainam banggitin na sa labas ng Kamaynilaan, nang dumami ang estasyon ng radyo sa mga lalawigan, narinig sa himpapawid ang ibá't ibáng wika sa bansa. Nauna na ang Sebwano sa mga lugar na ito, at nagsisunod ang ibá pa. Isinalin sa mga wikang ito ang mga dramang ipinadalá ng mga estasyon sa Maynila. Maging ang mga patalastas ay ginawan ng bersiyon sa ibá't ibáng wikang Filipino. Bukod dito, nagprodyus ang mga estasyon sa labas ng Kamaynilaan ng orihinal na mga drama sa kani-kaniláng wika. Hindî ito ang unang pagkakataón na narinig ng mga tagapakinig sa mga lalawigan ang kaniláng wika sa radyo. Bago sinakop ng mga Hapones ang bansa noong 1941, sumahimpapawid sa KZND ang balità hindî lámang sa Ingles, Español, at Tagalog kundî maging sa Ilokano, Pangasinan, at Sebwano, na narinig sa buong bansa. Sa panahon ng digmaan, nagtayô ang PIAM ng mga *relay station* sa Cebu, Iloilo, at Davao, na maaaring nagprodyus rin ng mga palatuntunan sa Sebwano at Hiligaynon (Enriquez 2008, 96, 136). Samantála, mula sa estasyong KGEI ng hukbo ng America noong panahon ng digmaan, narinig ang mga balità sa Tagalog, Ibanag, Ilokano, Pangasinan, Kapampangan, Bicol, Hiligaynon, Sebwano, at isang tinawag na "Moro language" (San Diego 1957, 9, 28, 34). Matapos marinig ang sariling wika sa radyo, hinanap na ng mga Filipino sa ibá't ibáng bahagi ng bansa ang mga programang nása kani-kaniláng wika.

Maaaring dahil sa imbensiyon ng *transistor* ang paglago ng radyo at milyon-milyong tagapakinig matapos ang digmaan. Dahil bumagsak ang presyo ng lumiit at gumaang aparato ng radyo, at dahil baterya lámang ang kinailangan upang paandarin ito at hindî na kailangang ikabit sa koryente, naabót ng radyo ang kasulok-sulukang bahagi ng bansa. Aní Ben Aniceto, isang beterano sa radyo at telebisyon, dahilan din ng pagsikat ng radyo ang paggamit ng mga wikang sariling atin sa himpapawid (Aniceto 1997, 126). Marahil ito rin ang dahilan kayâ ang mahigit na dalawáng dekada pagkaraan ng digmaan, hanggang bago ang deklarasyon ng batas militar noong 1972, ang itinuturing na mga ginintuang taon ng radyo sa Filipinas.

## Kongklusyon

Nagpapatúloy hanggang sa kasalukuyan ang pagsulong ng mga wikang sarili sa brodkasting, hindî lámang sa radyo kundî sa telebisyon at maging sa mga bagong media, sa kabilâ ng pananatíli at malaganap na paggamit ng Ingles bílang wika ng brodkasting. At hindî rin lámang Tagalog, at ngayo'y Filipino, kundî ng ibá't ibáng wika sa bansa. Higit ang pagkakintal ng wikang Ingles sa ating kamalayan kaysa Español, ayon sa mga iskolar, at ang radyo ang maituturing na isa sa pinakamalakas na impluwensiya sa pagtuturò ng wikang Ingles sa atin sa panahon ng Amerikano bukod sa paaralang pampubliko. Ngunit di lubos na nagtagumpay ang layuning gamitin ang radyo upang ihalili ang Ingles sa ating mga wika. Sa kabilâ ng paghubog ng mga Amerikano sa mga Filipinong nagtrabaho sa radyo na gayahin ang radyo sa America, at dahil sa pagkakataóng pumailanlang sa himpapawid, nakakíta silá ng daan upang umukit ng puwang para sa wikang sarili. Sadya yata talagang mahirap kitilin ang wikang kinagisnan, na higit na lapat at tapat sa pagpapahayag ng damdámin at kaisipan ng kulturang kinamulatan.

"Ang saliksik na ito ay itinaguyod ng proyektong "Salikha: CHED-NCCA Grants for Creative Projects of the K-to-12 Transition Program."

## Mga Talâ

[1] Ang salitâng "Filipino" sa papel ay tumutukoy sa mga mamamayan ng Filipinas. "Filipino" ang ginamit sa halip na "Pilipino" upang umayon sa kasalukuyang patnubay sa pagbaybay. "Tagalog" naman ang gámit sa paper kapag tumutukoy sa wikang sarili na higit na ginamit kaysa ibáng wika sa bansa, dahil sa loob ng panahong isinasalaysay, hindî pa ginagamit ang "Pilipino" upang tukuyin ang pambansang wika, na sinimulan lámang gamitin noong 1959, at napalitan naman ng "Filipino" noong 1986 (Añonuevo).

[2] Dalawampung taon na ang nakalilipas simula nang isulat ni Gil ang mga salitâng ito, kayâ maaaring pagdudahan kung ganitó pa rin ang kalakaran, lalo na kung iisiping lagánap na ang pakikinig ng mga kabataan ng musika sa internet. Ngunit ang dami ng estasyon ng radyo sa Filipinas sa taong 2018—416 estasyon sa AM at 1,042 sa FM, na lahat ay may musika, lalo na sa FM—ay maaaring magpahiwatig na marami pa ring nakikinig sa radyo (Media Ownership Monitor Philippines 2016). Sa katunayan, sang-ayon sa sarbey ng Philippine Statistics Authority noong 2013, ang 65.6% ng mga Filipino ay nakikinig pa rin sa radyo at mahigit sa sangkapat (26.3%) ang nakikinig araw-araw. Ang gumagamit ng internet ay 44% lámang at 16.2% lámang ang nakagagawa nitó araw-araw (2013 Functional Literacy, Education and Mass Media Survey 2013, 41–43).

[3] Naging Pambansang Alagad ng Sining para sa Sining Biswal siyá noong 1991. Bago naging tanyag na pintor, nakilála siyá bílang manunulat, mandudula, at brodkaster.

**Mga Sanggunian**

"1940 Upped Philippine Radio 200 Percent." 1941. *The American Chamber of Commerce Journal.*

*2013 Functional Literacy, Education and Mass Media Survey*. 2013. Philippine Statistics Authority.

"A 60-year history of leadership." 1999. *Business World*, 15 Hulyo.

Alburo, Erlinda K. 1997. "Screens of images, waves of sound." *Cebu: More than an Island*, 11-12. Manila: Ayala Foundation.

Almario, Simoun O. 1972. "Broadcasting in the Philippines." *22nd Annual Broadcast Industry Conference*. San Francisco: California State University.

Ampril, Mario. 1986. "PIAM: Rising Sun Over the Airwaves." *Philippine Mass Media: A Book of Readings* ni Clodualdo del Mundo Jr. Maynila: CFA Publications.

Ancheta, Maria Rhodora. 2017. "The Rise of the Naughties: Humor in Katy de la Cruz's bodabil songs." Papel na binása sa University of the Philippines College of Music.

Andres, Ubaldo Urbina. 2000. Panayam ni Elizabeth L. Enriquez.

Aniceto, Ben. 1997. *Stay Tuned: The Golden Years of Philippine Radio*. Marikina: Rufino J. Policarpio.

Añonuevo, Roberto T. n.d. "Kasaysayan." *Komisyon sa Wikang Filipino*. Inakses 7 Setyembre 2018. http://kwf.gov.ph/kasaysayan-at-mandato/.

Atay-atayan, Dely. n.d. *Alila*.

"Behind the mike." 1930. *Progress*, 4 Agosto.

Cubar, Nelly I. 1980. "Ang Balarila ni LKS: Natatanging Klasiko." *Mga Sanaysay sa Alaala ni Lope K. Santos sa Kanyang Ika-100 Taon*, inedit ni Aurora E Batnag. Maynila: Surian ng Wikang Pambansa.

Del Rosario, Gonsalo. 1972. "Si Lope K. Santos at ang Tungko ng Lahi." *Talambuhay*

*ni Lope K. Santos*, Paraluman S Aspillera. Maynila.

Enriquez, Elizabeth. 2008. *Appropriation of Colonial Broadcasting: A History of Early Radio in the Philippines, 1922-1946*. Quezon City: University of the Philippines Press.

Foronda, Marcelino Jr A. 1975. *Cultural Life in the Philippines During the Japanese Occupation, 1942-1945*. Maynila: Philippine National Historical Society.

*Foto News*. 1937. 15 Oktubre.

Garcia, Roberto. 2002. Panayam ni Elizabeth L. Enriquez.

General Records of the Department of State RG 59, Decimal File 1940-1944 Box 4083. n.d. Washington, DC: US National Archives and Records Administration.

Gil, Baby A. 2007. "From Kundiman to Manila Sounds." Nása *Stay Tuned: The Golden Years of Philippine Radio* ni Ben Aniceto. Marikina: Rufino J. Policarpio Jr.

Jimenez, Alex. 1996. "The early days of radio." *Manila Standard*, 29 Hulyo.

Kasilag, Lucrecia R. 1978. "Music in a new era: A backgrounder to the successful blending of western ways with Filipino feelings in music." Nása *Filipino Heritage: The Making of a Nation*. Manila: Lahing Pilipino Publishing Inc.

*La Vanguardia*. 1943. 11 Disyembre.

Lent, John. 1973. *Philippine Mass Communications: 1811-1966*. Manila: Philippine Press Institute.

*Literary Song-Movie Magazine*. 1941. Hulyo.

Lumbera, Bienvenido L. 1997. *Revaluation 1977*. Maynila: University of Santo Tomas.

Magpayo, Dely. 2000. Panayam ni Elizabeth L. Enriquez.

"Manila broadcasts in many languages." 1928. *New York Times*, 1 Abril.

"Media Ownership Monitor Philippines." 2016. *Vera Files.* Inakses 7 Setyembre 2018. https://philippines.mom-rsf.org/en/media/radio/.

Quirino, Richie C. 2003. Panayam ni Ricardo Jose.

“Radio in the Philippines.” 1922. *The American Chamber of Commerce Journal*.
Reuter, James B. 2001. Panayam ni Elizabeth L Enriquez. 2001.

Reyes, Leonora and German San Jose. n.d. *Halo-halo Blues*.

Reyes, Norman. 1995. *Child of Two Worlds: An Autobiography of a Filipino-American ... or Vice-Versa.* Manila: Anvil.

“Roosevelt urges Philippines extend radio to the villages.” 1932. *New York Times*, 1 Mayo.

Rubrico, Jessie Grace U. 1998. “The Metamorphosis of Filipino as National language.”

Language Links. Inakses 16 Agosto 2015. http://www.languagelinks.org/onlinepapers/The-Metamorphosis-of-Filipino-as-National-Language.pdf.

San Diego, Greg. 1957. “Voice of Freedom.” *Graphic Kislap*, 10 Abril.

Santiago, Jose Mossesgeld. n.d. *Hibik ng Pilipinas*.
Sato, Katsuzo. 1998. “The Steps of the Philippine Radio Control Bureau.” *Yearbook of the NHK: Research of Broadcasting Culture*. Tokyo: NHK, 12 Oktubre.

Sicam, Edmund L. 2000. “Philippine radio’s top innovators honored.” *Philippine Daily Inquirer*, 1 Enero.

Terami-Wada, Motoe. 1984. “The Cultural Front in the Philippines, 1942-1945: Japanese Propaganda and Filipino Resistance in Mass Media.” University of the Philippines.

*The Tribune*. 1941. 6 Disyembre.

*Tribune*. 1943. 17 Enero.

Trinidad, Francisco. 2000. Panayam ni Elizabeth L Enriquez.

Vera Cruz, Nestor. 2005. Panayam ni Elizabeth L Enriquez.

Yson, Danny. 1995. *Broadcasting in the Philippines*. Mandaluyong: Danny Yson & Associates.

———. n.d. “The Recording Industry at a Glance.” PARI. Inakses 30 Mayo 2005. http://www.pari.com.ph/articles_industry.html

# MGA TEKSTONG UMAALON, UMAAGOS, AT DUMADALUYONG SA GILID AT PUSOD NG DAGAT: ANTROPOLOHIYA NG LUGAR AT MGA WIKA NG MGA DI-MATATAG NA KARAPATAN SA ISLA JANDAYAN, BOHOL

Eulalio R. Guieb III


**ABSTRAK**

Sinisiyasat ng pag-aaral ang pagbibigay-ngalan ng mga mamamayan sa mga lugar sa isla at sa katubigang nakapaligid sa isla. Ginamit na halimbawa ng pag-aaral ang isla ng Jandayan sa Bohol upang ipakita kung paanong ang pagpapangalang ito – o hindi pagpapangalan subalit sinasabayan ng katumbas na paggamit o pag-okupa sa mga bahagi ng ekosistemang maritimo – ay nakaugnay sa mga teksto ng karapatan sa lugar, kapaligiran, at yamang kostal. Ang mga karapatan, at tunggalian sa mga karapatang ito, ay nag-uugat sa heograpiya ng lugar, na siyang larang ng pagmamapa ng tinatawag kong heograpiya ng mga karapatan. Isa itong heograpiya na maraming tinuturol na teksto ng pagpapakahulugan at pagpapahalaga: bilang deskripsiyon ng oryentasyong heograpiko at mga katangiang pisikal ng lugar; bilang testamento ng pagiging taal na miyembro ng komunidad; bilang indikasyon ng pagiging bahagi ng pamayanan; bilang pamantayan ng kapangyarihang politikal at ekonomiko ng mga mamamayan; bilang hanggahan ng mga itinirik na pamamahay; at bilang teritoryo ng karapatan sa paggamit at pag-aari ng mga rekurso ng lugar. Ang hugpungan ng antropolohiya ng lugar at ng mga wika ng mga pabago-bagong karapatan sa lugar ang nagbibigay ng hubog at katuturan sa samo't saring ugnayang panlipunan sa isang lugar, tulad ng mga pamayanang kostal o islang komunidad sa Filipinas.


*Mga susing salitâ: Jandayan, Bohol, karapatan sa dagat (marine rights), pagbibigay-ngalan, antropolohiya ng lugar, heograpiya ng karapatan*

## Introduksiyon: Ang Lugar ng Pag-aaral

Isinusulong ng pag-aaral ang argumentong ang kabatiran sa lugar ay isang indikasyon ng pagkaunawa sa lugar: sa mga gámit at sa potensiyal nitó, lalo sa halagang ekonomiko ng likás-yamang matatagpuan dito. Ang pagkabatid na ito ay maaaring tumuról sa pagbibigay ng pangalan sa lugar, o kayâ naman ay sa pagpapanatíli ng kawalan nitó ng ngalan subalit may tiyak na pagtukoy sa mga katangian ng ekosistema na isinasaalang-alang ng mga gumagamit ng lugar sa ibá't ibá niláng gawain. Ang mga pangalang ibinibigay sa lugar o ang pagturól sa mga katangian nitó nang walâng kaakibat na pangalan ay nagsisilbing wika ng heograpiya ng lugar na nagpapatingkad sa panlipunang saysay o halaga nitó. Ang wikang ito ay maaaring magsilbing larawang ekolohiko (*ecological profile*) ng isla o kayâ naman ay kaayusan ng paninirahan (*settlement pattern*) ng mga mamamayan, o mga hudyat ng paggamit ng mga elemento ng karagatan. Ang pagkabatid sa mga bagay na ito hinggil sa lugar at sa proseso ng pagbatid sa lugar ay kadalasang sentral sa mga usapin ng karapatan o deklarasyon ng pag-angkin sa lugar, na siyá namang nagpapairal sa ibá't ibáng uri ng ugnayang panlipunan ng mga tao sa komunidad. Layunin ng pag-aaral na itampok ang ganitóng gawaing kultural at sosyo-politikal—na sinasaklaw ng antropolohiya ng lugar at ekosistemang maritimo.

Ipakikíta ng kasalukuyang pag-aaral ang ganitóng pagbibigay-katwiran sa wika ng heograpiya ng lugar, kasabay ang pagtatampok sa mga wika ng karapatan ng mga mamamayang nagbibigay-buhay sa lugar, sa káso ng Isla Jandayan na sakop ng bayan ng Getafe ng probinsiya ng Bohol (Ilustrasyon 1).

Ang mga datos na ginamit para sa kasalukuyang pag-aaral ay búhat sa aking disertasyon sa Antropolohiya sa McGill University, Montreal, Quebec, Canada (Guieb 2009), at sa karagdagang *fieldwork* sa lugar noong 2012. Ibá't ibáng pamamaraan ang ginamit upang makakuha ng datos: pakikipanuluyan sa mga barangay ng isla; mga *workshop* hinggil sa gámit ng rekursong dagat at sa mga karapatang may kinalaman sa dagat; *focus group discussion*; *census* ng kabahayan at ari-arian; mga panayam; pagmamapa ng isla at karagatan nitó; census ng mga isda at bahura; mga púlong sa presentasyon at *validation* ng mga datos; pananaliksik sa ibá't ibáng aklatan, kabílang ang ilang artsibo ng simbahan ng Getafe, mga dokumento ng munisipyo, at sa aklatan at mga opisina ng Bohol; at pagsáli sa ibá't ibáng gawain ng mga mamamayan sa isla upang magtalâ ng mga obserbasyon. Ang etnograpikong pananaliksik ay isinagawa mula Agosto 2004 hanggang Oktubre 2005; nauna rito ay may tigdadalawang buwan ng *fieldwork* sa mga tag-araw ng 2002 at 2003; kabílang rin ang mulîng pagbalik sa isla para sa isang buwang obserbasyon noong Mayo 2012.

Ang pananaliksik ay inaprobahan at binigyan ng Certification of Ethical Acceptability for Research Involving Human Subjects mula sa Ethical Review Committee ng McGill University para sa fieldwork noong Hunyo 2004 hanggang Mayo 2005, at isa pang aprobadong pagrepaso ng etika sa pananaliksik noong Hunyo hanggang Oktubre 2005. May pahintulot din ang pagsasagawa ng pananaliksik búhat sa mga konseho at mga organisasyon sa mga barangay, mga indibidwal ng Isla Jandayan, at mga opisyales ng Getafe noong 2003 at 2004. Ipinabatid din ang pananaliksik sa Protected Areas and Wildlife Bureau (PAWB) ng Department of Environment and Natural Resources noong Enero 2005. Ang kasalukuyang pangalan ng PAWB ay Biodiversity Management Bureau (BMB).

Nahahatì sa limang bahagi ang pag-aaral. Ang unang seksiyon ay ang paglulugar sa Isla Jandayan. Susundan ito ng paglalahad ng mga halimbawa ng pagpapangalan búhat sa mga elemento ng kapaligiran o katangiang heograpiko-ekolohiko ng ekosistemang kinapapalooban ng isla. Ang ikatlo at ikaapat na bahagi ay nakatuon sa mga paraan ng pangingisda na may ibinubungang pag-okupa o pag-angkin sa mga bahagi ng dagat na nagpapatingkad sa tagisan ng samo't saring uri at antas ng karapatan ng ibá't ibáng sektor ng mamamayan sa lugar. Dito ay binibigyang-tuon ang proseso ng pagiging politikal ng pagkabatid, pagpapangalan, o pananagisag sa mga ekosistemang dagat at mga kaakibat na gawain ukol rito. Sa lahat ng seksiyong ito ay tinatalakay ang magkakahugpong na ugnayan ng lugar, pananagisag, pagpapangalan, at pagkabatid sa ekosistema ng dagat bílang wika ng mga di-panatag na karapatan na humuhubog sa katangian ng mga ugnayang panlipunan, tulad ng sa Isla Jandayan.

Minarapat kong panatilihin sa wikang Bisayang Boholano ang mahahalagang termino, tulad ng bansag o katawagan sa mga lugar, taksonomiya ng isda, mga pangalan ng gamit-pangisda, at ibá pang konsepto at paniniwalang lokal. Sa ilang pagkakataón ay tinapatan ko ang mga ito ng katumbas sa wikang Filipino o sa kahawig na wikang Tagalog at Ingles, para maging malinaw sa mga mambabasá. Sa mga unang banggit ng salitâ ay itatampok ito (naka-boldface), hindî upang maging kakaibá ang pagkakasulat ng mga ito, kundî upang maitampok pa ang mga salitâng ito. Mahalagang mapanatili at maitampok ang varyant ng wikang Bisayang Boholano sa Isla Jandayan nang sa ganoon ay mabigyan ng karampatang pansin ang mga katangi-tanging pananaw-mundo ng lugar para sa dalawáng layunin: una, kailangang maipakilála ang mga ito sa mga mambabasá; at ikalawa, upang maging bahagi ang mga salitâ at konseptong ito ng wikang pambansa.

## Isla Jandayan: Pagpapakilála sa Lugar ng Pananaliksik

Ang pag-aaral ay isinagawa sa Isla Jandayan na sakop ng munisipyo ng Getafe ng probinsiya ng Bohol sa Gitnang Visayas (Ilustrasyon 1). May tatlong barangay sa Isla Jandayan: ang Handumon, Jandayan Norte, at Jandayan Sur (Ilustrasyon 2). Ang mga barangay na ito ay kabílang sa 24 na barangay ng Getafe. Ang kabuoang lawak ng Isla Jandayan ay 199 ektarya (Municipal Government of Getafe 2001). Ang pinakamalaking barangay kung lawak ng lupà ang pag-uusapan ay ang Jandayan Norte, subalit ito ang may pinakamaliit na populasyon sa tatlong barangay. Mayroong 150 kabahayan sa Jandayan Norte na may tantiyang populasyon na 892 (Guieb 2009); ang Handumon ay may 1,100 populasyon; at ang Jandayan Sur ay may populasyon na 1,657 (Anticamara 2009).




**Ilustrasyon 1**. Ang Isla Jandayan sa Hilagang Bohol at ang Danajon Bank sa Gitnang Visayas




**Ilustrasyon 2**: Mga barangay, santuwaryo o *marine protected area* (MPA), at piling lugar sa Isla Jandayan at karagatan nito

Maituturing na mahirap ang kalakhan ng mga mamamayan ng isla: 85% ng mga taga-Handumon ay nása antas o mas mababà sa *poverty threshold*; 67% naman sa Jandayan Norte; at 65% sa Jandayan Sur (Bohol PPDO 2004; BLDF 2008).

Isa ang Isla Jandayan sa 40 isla na nása paligid o saklaw mismo ng Danajon Bank (Green et al. 2004)[1] (Ilustrayon 1), ang nag-iisang *double barrier reef* sa Filipinas at isa sa tatatlong double barrier reef sa Indo-Pacific (Pichon 1977). Ang Danajon Bank ay may habàng 135 kilometro (PS 2004). Ang mas malaki at mas mahabàng bahagi ng reef ay tinatawag na Caubyan Reef at ang reef na nakapaloob at mas maliit ay tinatawag na Calituban Reef (Pichon 1977; Christie et al. 2006).

Mayaman ang dagat sa paligid ng Danajon Bank. Ang Isla Jandayan, lalo na ang katabi nitóng isla ng Banacon, ay may malawak na bakawanan (*mangrove*). Sa gitna ng yaman ng Danajon Bank, napakaraming problema ng ekosistemang ito, na nakapagdudulot ng negatibong epekto sa karagatan at kapaligiran nito. Isa sa matitinding masamâng epekto ay ang pagkasirà ng likás-yamang dagat at paghinà ng pangisdaan nitó (Christie et al. 2006; Green et al. 2002; Green et al. 2004). Isa

ito sa maraming dahilan kung bakit nagtayô ng kani-kaniyang santuwaryo o *marine protected area* (MPA) ang tatlong barangay ng isla (Ilustrasyon 2). Itinatag ang santuwaryo ng Handumon noong 1995; may súkat ito na umaábot sa 22 ektarya. Ang sa Jandayan Norte, na may súkat na 17.4 ektarya, ay itinatag noong 2002. Ang sa Jandayan Sur, na may súkat na 10.48 ektarya, ay itinayô noong 2003.[2] Bawal mangisda o mangolekta ng anumang yamang-dagat sa loob ng santuwaryo. Itinatag ang mga MPA na ito sa túlong ng Project Seahorse at Haribon Foundation. Ang Project Seahorse ay isang grupong nakatuon ang mga pag-aaral at mga gawain sa konserbasyon ng karagatan sa antas internasyonal; nakabase ito sa Canada at United Kingdom, at may lokal itong organisasyon na tinatawag na Project Seahorse Foundation na may mga proyekto at pag-aaral sa Gitnang Visayas. Ang Haribon Foundation ang isa sa pinakamalawak at aktibong organisasyon sa Filipinas na nakatuon sa ibá't ibáng usaping pangkapaligiran sa bansa.

Ang buong isla ng Jandayan ay saklaw ng National Integrated Protected Areas System (NIPAS) sa ilalim ng NIPAS Act ng 1992 o Republic Act No. 7586. Ito ay isang pambansang batas na nakaukol sa pagpilì at pagpoproseso ng mga tinataguriang protektadong lugar. May implikasyon ang batas na ito sa mga mamamayang naninirahan sa isla, na ipaliliwanag sa isang seksiyon ng kasalukuyang pag-aaral.

Ang mga mamamayan ng isla ay mga mangingisda, subalit kalakhan rin sa kanilá ay may ibá't ibáng pinagkukunan ng ikabubuhay, tulad ng pagiging empleado sa pamahalaáng lokal; kasambahay sa Bohol, Cebu, Maynila, at ibá pang lugar; manggagawa sa mga pabrika o tindáhan; kargador, drayber ng habal-habal (motorsiklo), o karpintero; at manggagawang mangingisda na naninilbihan bílang katulong sa ibá't ibáng gawaing pampangisdaan, tulad ng **gusôan** (*seaweed farm*) at palaisdaan, o manggagawa sa *shellcraft*. Mayroon ding ilang magsasaká sa isla na nagtatanim ng ibá't ibáng gulay, mais, at palay sa mga **basakán** (*rice paddies*) na ang pagpapatubig o irigasyon ay nakadepende sa ulan. Mayaman sa tubig-tabáng ang isla, na siyáng isa sa pinakamahalagang rekurso ng isla; marami ditong mga balon na ang tubig ay ibinibiyahe at ibinebenta sa mga karatig-islang karamihan ay walâng mapagkukunan ng tubig para sa mga pangangailangang domestiko (Ilustrasyon 3).



**Ilustrasyon 3**. Galon-galong tubig-tabang buhat sa mga balon ng Isla Jandayan na ibinibiyahe at ibinibenta sa mga karatig-isla. Kuhang larawan ni E. R. Guieb III (2003)

Bagaman napaliligiran ng dagat, limitado ang pangingisda sa paligid ng Isla Jandayan dahil sa halos sirâ nang kalagayan ng karagatan nitó. Ang pangkaraniwang gámit-pangisda ay **pasol** (kawil; *hook and line*), **palanggre** (bingwit para sa pusit; *squid jigger*), **pokot** (lambat; *net*), **pana** (*spear gun*), **panggal** (isang uri ng bitag na gawa sa kawáyan o yantok para sa paghúli ng alimasag; *crab pot*), **sapyaw** (isang uri ng lambat na panghúli ng alimasag; *crab lift net*), at **panuga** o **panuo** (paggamit ng ilaw búhat sa lampara sa pag-akit ng isda). Isa sa malaking problema

sa lugar at sa mga karatig-isla ay ang paggamit ng **tiro** (bumbong o mas kilalá sa tawag na "dinamita" kahit hindî ito maituturing na totoong dinamita) na hindî maipagkakailang nakasisirà sa mga bahura at nakapamiminsala sa lahat ng uri ng yamang-dagat.

Pinakamataas nang dalawáng kilo ng sari-saring isda ang nahuhúli ng isang pangkaraniwang mangingisda sa isang araw. Karaniwang húli ay **silay** (*snapper*), **salinggukod** (*paradise fish* o *white shoulder breamfish*), **danggit** (*white-spotted rabbitfish*), **molmol** (maming; *wrasse*), **andohaw** (*mackerel*), **samok** (*common mojarra*), **kitong** (*goldenspine foot*), **bawo** (*garfish*), **badlong** (*golden pompano*), **nokos** (pusit; *squid*), **pasayan** (hipon; *shrimp*), **tabugok** (pugita; *octopus*), **balatan** (*sea cucumber*), at ang isa sa mga pinakamahalaga sa lahat, ang **lambay** (*blue crab*) dahil sa mataas nitóng halaga sa pamilihan. Maraming **kabayo-kabayo** (*seahorse*) sa dagat ng Jandayan.

Bihira ang may-ari ng bangkang de-motor, at walâng kakayahan ang karamihan sa mga mangingisda na magkaroon nitó dahil mataas ang kapitalisasyon at pagmamantinimyento nitó. Kalakhan ng mga mangingisda ay gumagamit lámang ng bangkang de-sagwan na tinatawag na "**sakayán**."

## Pinagmumulan ng Ngalan: Mga Palatandaang Heograpiko-ekolohiko

Maraming lugar sa dagat, tabing-dagat, at kalupaan ng Isla Jandayan ang may pangalan o bansag na naaayon sa hugis, katangian, at lokasyon ng lugar. Ang mga pangalan ng ibá't ibáng lugar sa Jandayan ay kadalasang batay sa mga katangian nitóng ekolohiko. Ang mga katangiang ito ay tungkol sa hugis ng isang elemento sa kapaligiran, sa kawangis na bagay, o sa kinalulugaran nitó mismo. Nagsisilbi ang mga ito bílang palatandaan o hanggahan ng mga lugar, o kayâ naman ay may pahiwatig sa ruta o direksiyon ng paggalaw ng hangin.

### Halaman at Hayop: Mga Bansag sa Lugar

Ang halaman o hayop na matatagpuan o dáting matatagpuan sa lugar ay ginagamit sa pagpapangalan ng lugar. Ang purok na Jagnaya ay búhat sa isang punò na kung tawagin ay "**jagnaya**," na, ayon sa mga salaysay, ay dáting matikas na nakatayô rito. Maging ang pangalan ng isang mahalagang lugar-pangisdaan sa tapat nitó ay tinawag na ring "Jagnaya." Isinara ang isang malaking bahagi ng dagat ng Jagnaya para sa santuwaryo o MPA ng Jandayan Norte. May isang maliit na isla sa Jandayan Sur na tinatawag na "Balay sa Uwak" o "Ba'y sa Uwak"[3] dahil sinasabing tahanan ang pulông ito ng mga uwak, lalo noong mga taong 1930 hanggang mga taóng 1980, hanggang tulúyang kumaunti ang mga ito sa lugar. Ibá pang halimbawa

(na hindî tinukoy sa Ilustrasyon 2) ay ang mga sumusunod: Sambag, na tawag sa sampalok, na sinasabing dati ay makikíta sa pampang ng lugar; Naga, dahil sa punòng narra (naga) na naririto rin noon; at Bangkal, isang uri ng punò, na dati ring sagana noon sa nabanggit na lugar. May isang nakausling bahagi ng isla na tinatawag na "Bonbon," búhat sa putîng **bonbon** (buhangin) sa dalampasigan nitó.

Mga Hugis at Hubog: Pagkilala ng Katangian

Hinahalaw ng ibáng lugar ang kaniláng pangalan batay sa katangiang ekolohiko ng lugar, tulad ng uri ng lupà, hugis ng pampang, galaw at lalim ng dagat, at ibá pa.

May isang lugar sa isla na kung tawagin ay "Layog" (o Layug) dahil sa matatayog (***layog***) na punò ng niyog na marami rito. Ang hanggahan ng Jandayan Norte at Handumon ay binansagang "Pulang Yuta" dahil sa mapulá nitóng **yuta** o lupà. May dalawang **takot** (*coral reef islet*) sa loob ng santuwaryo ng Jandayan Sur na kung tawagin ay "Takot Lunod Dakô" (malaking bahura o *coral* na násа malalim na bahagi ng dagat) at "Takot Lunod Gamay" (maliit na bahurang násа malalim na bahagi ng dagat). Sinadyang sinakop ng kaniláng santuwaryo ang dalawáng takot na ito dahil mahalaga ito sa mga mamamayan; dito nananahan ang maraming uri ng isda, at nais niláng protektahan ang dalawáng takot ng bahurang ito laban sa masasamâng gawain ng ilang mangingisda.

Isang mahalagang termino sa isla ay ang "**lawis**," na tumuturol sa pampang, o isang bahagi ng lupà na nakausli padagat (Cabonce 1983; Garcia 1990). Maraming lawis sa Jandayan. Noong dekada 1940 hanggang dekada 1990, ang lawis ang nagsilbing hanggahan ng mga **sitio-sitio**, isang sistema ng pagbibigay-karapatan sa ilang bahagi ng karagatan (*marine tenurial system*). Ang sitio-sitio ay bahagi ng dagat na katabi ng pampang na pinahintulutan ng pamahalaáng lokal na sakupin ng ilang pilîng mamamayan ng isla upang pagtayuan ng mga **bunsod** (baklad). Ipaliliwanag ko ang sitio-sitio at ang mga karapatan sa pamumunsod o **pagbubunsod** (pagbabaklad) sa magkahiwalay na bahagi ng pag-aaral na ito. Isang bagay ang nais kong linawin sa yugtong ito. May dimensiyong ekonomiko at politikal ang mga pagkakakilanlan sa lugar at ang pagbatid sa mga potensiyal ng katangiang ekolohiko ng dagat.

Ang mga lugar ay minsang nakaugat ang pangalan sa oryentasyong panlunan nitó o may intensiyong maging direksiyonal ang layunin, hal., **sudlon** (loóban), **ubáy** o **ubayon** (katabi), **tungâ** (gitna), lawis (pampang), **tumóy** (dulo), **atbang** (harapan), at **luyó** (likuran). Ipinahihiwatig ng mga terminong ito ang ugnayan ng mga lugar. Isang sitio sa Jandayan Norte ay tinatawag na Sudlon, na násа loóban ng barangay; ibig sabihin ay may kalayuan sa sentro ng barangay.

Ang paghalaw ng pangalan mula sa kalikásan o sa mga elemento at katangian nitó ay maaaring basahing wika ng katayuan o kalagayang ekolohiko ng lugar. Ang wikang ito ay maaaring magsilbing larawang ekolohiko (*ecological profile*) ng isla. Ang larawang ito ay maaaring walâ nang katotohanan sa kasalukuyan; ang larawang ito ay maaaring larawan ng isla sa mas naunang panahon. Ang mga bansag sa mga lugar sa isla, o saanmang lugar, kung gayon, ay mga wika ng nakaraan o ng kontemporaneong katayuang ekolohiko ng lugar.

## Yamang-dagat at Gámit-pangisda: Simula ng mga Karapatan sa Dagat

Ibinabatay ng mga mangingisda ang pamamaraan ng pangingisda sa kaalaman nilá sa lawak, lalim, at katangian ng mga bahura at ibá pang elemento o bahagi ng dagat, na isa sa mga salik sa pagpilì at paggamit ng ibá't ibáng paraan ng paghúli ng yamang-dagat. Bahagi ng pagpilì ng gámit-pangisda ay may kinalaman sa pag-okupa o pag-angkin sa isang piniling bahagi ng dagat—sa ibá't ibáng antas na saklaw ng pag-okupa o pag-angkin na ito sa teritoryo. Sa seksiyong ito ay pag-uukulan ko ng tuon ang paggamit sa mga **timailhan** (palatandaan) ng kinaroroonan sa dagat ng mga gámit-pangisda. Gagamitin ko ang káso ng **amatong** (isang uri ng *fish shelter* o tahanan ng mga isda) at **bunsod** (baklad sa Tagalog) bílang tuntúngan ng talakayan sa pagpapausbong ng mga karapatan sa lugar-pangisdaan sa dagat.

Timailhan: Palatandaan ng Pag-okupa ng Lugar

May ibá't ibáng timailhan (palatandaan) ng pag-okupa, pag-angkin, o pag-ari ng mga bahagi ng dagat. Ang mga timailhang ito ay mga babala ng umookupa o gumagamit ng lugar na huwag panghimasukan ang mga inokupa o ginagamit na bahagi ng dagat.

Halimbawa, ang mga nakalutang na buya (*buoys*) ay patunay ng pagkakaroon ng panghúli ng **lambay** (*blue crab*) na násа ilalim ng dagat, at nagsisilbing pahiwatig na hindî dapat pangisdaan ninuman ang lugar hábang nakalagay sa dagat ang mga ito. Ang mga labí ng isang bunsod (baklad), tulad ng mga nakatundos pang kawáyan, ay nagsisilbing timailhan na hindî pa inaabandona ng **mamunsuray** (may-ari ng bunsod) ang teritoryo. Paghuhudyat ito na hindî pa maaaring mangisda sa loob ng pinalilibutang buya o malápit sa buya, o hindî maaaring magtayô ng bunsod ang sinuman hangga't hindî iniaalis ng may-ari ang mga buya o ang mga labí ng kaniyang bunsod. Ang timailhan sa dagat ay wika ng patúloy pang pag-angkin sa pangingisda sa lugar o pagbibigay-hanggahan sa karapatan sa dagat, kahit pansamantalá lámang o pana-panahon ang karapatang ito.

Mahalaga ang pagkilálang ito; ang panghihimasok sa lugar-pangisdaan na inookupa ng isang mangingisda ay isang malaking kasalanan sa mga tagalugar, na madalas ay nakapagdudulot ng matitinding hidwaan sa mga tagaisla. Sakalìng mangyari ito, pagbabadya ito ng malalalim na pag-aaway ng angkan; minsan ay umaábot ito sa pisikal na pananakit sa kapuwa. Sa ibáng isla sa Bohol, minsan ito ay humahantong sa patayan.

Pampang at Amatong: Tagisan ng mga Karapatan

Sa mga pampang ng Jandayan ay maraming makikítang amatong, isang uri ng *fish shelter* o tahanan ng mga isda (Ilustrasyon 4). Ito ay isang malaking hukay sa pampang, parang isang balon, na naiiwanan ng tubig kahit **hibás** (*low tide*) ang dagat. Naiiwan sa balon nitó ang mga isda sa tuwing **mahihibasan** o mababawasan o mawawalan ng tubig ang pampang. Ang gilid ng hukay ng amatong ay pinatatatag ng patong-patong na mga bató—na kadalasan ay patay o buháy na bahura. Tinatakpan ng mga putol-putol na sanga ang bunganga ng amatong. Hindî kailangan ng malaking kapital upang makapagpatayô ng amatong. Kadalasan, ang mga isdang naiipon sa loob ng amatong ay nananatíli sa loob nitó; lumalaki ang mga ito sa loob. Kinokolekta ang mga isdang nananahan sa amatong sa panahong malaki na ang mga ito at maaari nang ibenta sa pamilihan. Mga **pugapo** (lapu-lapu; *grouper*) ang kadalasang isdang nananahan sa amatong.




**Ilustrasyon 4a**: Ang estruktura ng amatong. Sanggunian: SEAFDEC 2007.



**Ilustrasyon 4b**: Isang amatong sa *tidal flat* ng Jandayan Norte sa panahon ng hibás; katabi ng amatong ang taninam ng gusô. Kuhang larawan ni E. R. Guieb (2003).

Inihahalintulad ng mga mangingisda sa Jandayan Norte ang amatong sa isang palaruan: "*makaana-ana ang isda, makatuyok-tuyok sa ilawom, makasuroy-suroy sa ilawom* (labas-masok sila rito; ikot sila nang ikot sa loob nito, parang namamasyal sa ilalim ng dagat)." Araw-araw ay kailangan itong dalawin ng may-ari upang linisin ito at matiyak na hindî nasisirà sa pagkasalansan ang mga bató sa paligid nitó, o hindî nalalansag ang nakatakip ditong mga putol-putol na sanga ng mga punò. Ang isang malinis at maayos na amatong ay nakapagpapaengganyo sa isda na manatíli sa loob nitó.

Kadalasan ay malápit lámang sa bahay ng may-ari ang kinalulugaran ng mga amatong. Ito ay upang lagi nilá itong nababantayan. May mga pagkakataón na ninanakaw ng ibang tao, kapuwa taga-isla at dayo, ang mga isda sa loob ng amatong. Hinihilo nilá ang mga isda upang madalîng hulihin ang mga ito, gámit ang **koskos** (*cyanide*) o **tubli** (isang lason búhat sa dagta ng isang halaman). Dahil dito ay kumaunti ang bílang ng amatong sa Jandayan, lalo noong dekada 1990.

Subalit simula noong 1998 nang magsimulang magtanim ng **gusô** (*seaweed*) ang mga taga-Jandayan ay dahan-dahang dumaming mulî ang mga amatong. Dalawáng magkaibáng sitwasyon ang makikíta natin sa Isla Jandayan sa relasyon ng mga naggugusô, nag-aamatong, at nangangasiwa ng santuwaryo. Ang una ay sa mga may-ari ng amatong at may-ari ng gusôan sa Barangay Jandayan Norte. Ang ikalawa ay sa mga nag-aamatong at sa mga nangangasiwa ng santuwaryo sa Barangay Handumon.

Ipinuwesto ng mga taga-Jandayan Norte ang kaniláng mga amatong katabi ng gusôan. Lagi kasíng may tao sa gusôan upang bantayan ang kaniláng mga tanim; nagsisilbing tagapagmatyag sa paligid ang mga may-ari o manggagawa sa gusôan; kabílang ang amatong sa kaniláng nababantayan laban sa mga magnanakaw ng isda. Mahalaga ring mabantayan ng mga may-ari o manggagawa ng gusôan ang mga amatong laban sa mga gumagamit ng koskos o tubli; masamâ ang koskos at tubli sa gusô.

Mahalagang mabantayan nang husto ang gusôan; malaki ang kíta mula rito. Malaking halaga ang mawawalâ sakalìng masirà ang gusô.

Makikíta natin ang halagang politikal ng gusôan sa pagsusurì ng mga namumuhunan sa pamumuhay na ito. Sa Jandayan Norte, sangkatlo (*n*=51) ng kabahayan sa barangay ay umaasa sa gusô bílang pangunahing pinagmumulan ng kaniláng kabuhayan; subalit ang kabahayang ito ay mga manggagawa lámang sa gusôan. Noong panahon ng fieldwork, 24 ang gusôan sa Jandayan Norte na katabi ng kanilang santuwaryo; 22 dito ay pag-aari ng mga negosyante ng barangay, na ang katumbas ay 14% lámang ng kabahayan sa barangay. Ang mga negosyanteng ito ay may ibá pang pinagkukunan ng ikabubuhay: silá ay mga *trader* din ng isda at gusô, may-ari ng mga pampasaherong motor na pangunahing transportasyon sa isla, mga empleado sa munisipyo, mga negosyante ng tubig na ibinibiyahe at ibinebenta sa mga islang walâng pinagkukunan ng tubig, mga trader o negosyante ng ibá't ibáng produkto, at ilan sa kanilá ay opisyal ng barangay o kayâ naman ay mga kamag-anak ng mga lokal na politiko. May binabayarang taunang *fisheries fee* sa munisipyo upang makakuha ng permit sa paggamit ng bahagi ng dagat para sa ganitóng uri ng negosyo.[4] Ang mga may-aring ito ay silá ring nakakuha ng kontrol sa paggamit ng mahalagang bahagi ng dagat sa paligid ng santuwaryo. Sa madalîng salitâ, ang mga may-ari ng gusôan, na may kakayahang ekonomiko at kaunting kapangyarihang politikal sa barangay, ay tinitingnan ang paggusô bílang sekundaryong pinagmumulan ng kaniláng kabuhayan. Sa kabilâng bandá, ang mga may-ari ng amatong ay pangkaraniwang mamamayang umaasa sa ibá't ibáng uri ng pangingisda para sa kaniláng pangunahing kabuhayan. Sa ganitóng sitwasyon, bagaman tíla may di-patas na kaayusan sa pagkontrol ng bahaging ito ng dagat ng Jandayan Norte, nagagamit ang kondisyong ito ng maliliit na mangingisda upang mabantayan ang maliliit na pamamaraan ng kaniláng pangingisda sa túlong ng mga higit na malalakíng tao sa lugar, na may interes din sa pinagsasaluhang espasyo ng dagat.

Ito ang isa sa mga ipinupúnto ko: ang pagkabatid sa lugar, sa kasalukuyang gámit nitó, sa ekonomikong potensiyal nito—sa gitna ng ibá't ibáng uri ng kontrol o pag-aari ng lugar ng ibá't ibáng sektor ng isla—ay nagbubunsod ng mga ugnayang

panlipunang maaaring pumapabor sa lahat ng may interes sa lugar, sa ibá't ibáng kalkulasyon ng kapakinabangan na iniluluwal ng mga ganitóng uri ng ugnayang panlipunan.

Iba naman ang sitwasyon sa Barangay Handumon. Noong 2003, ang ilang amatong sa Handumon ay nása loob na ng santuwaryo, sa bahagi ng bakawanan (*mangrove*) (Ilustrasyon 2). Ang santuwaryo ay dáting lugar-pangisdaan ng mga taga-isla. Isinukò na nilá ang mga karapatan nilá sa bahaging ito ng dagat búhat nang ideklara nilá itong santuwaryo. Ayon sa mga taga-Handumon, napagtanto niláng hindî raw dapat nilá ipinasakop ang bakawanan sa santuwaryo. Itinayô nilá ang kaniláng mga amatong sa bakawanang ito, sa loob ng santuwaryo, kung saan ay bawal mangisda o mangolekta ng anumang yamang-dagat sa anumang paraan. Dito silá gumawa ng mga amatong dahil napansin nilá ang pagdami ng isda sa loob at paligid ng santuwaryo, na inaasahan niláng mananahan sa loob ng kaniláng mga amatong. Hindî naman raw mapanirà ang amatong, liban na lámang kung tinutungkab nilá ang mga buháy na bahura upang gawing pader ng amatong.

Ipinakikíta ng kásong ito sa Handumon na ang karapatang makapasok sa lugar (*access rights*) o ang karapatan sa paggamit ng lugar (*use rights*) ay nagbabago kung may mga positibong pagbabagong nagaganap sa isang inabandonang lugar o sa mga lugar na pinagbabawalang pasukin o gamitin, o sa isang lugar kung saan ay isinukò na ang mga karapatan dito. Makikítang may tendensiyang bawiing mulî ang karapatan sa lugar kung may mga positibong kondisyong nagaganap sa lugar.

Bunsod: Pagtutundos ng Pag-aari

Sa yugtong ito ay ilalarawan ko ang isa pang dimensiyon ng karapatan sa dagat gámit ang káso ng bunsod (baklad), na itinatayô sa mayamang bahagi ng dagat. Ang pagkabatid sa kahalagahang ekolohiko at ekonomiko ng bahagi ng dagat, na isang aspekto ng kaalamang lokal, kasabay ng mga suportang institusyonal ng pamahalaán, kabílang ang antas ng kapital na kailangan sa teknolohiyang pampangisdaan—pinangalanan man o hindî ang lugar na kinatatayuan ng bunsod—ay mga tuntúngan ng pagkakaroon ng karapatan sa lugar, kahit na sabihin pang papalit-palit o di-panatag ang karapatang ito.

Itinatayô ang bunsod sa *tidal flat* ng dagat, lalo na sa mga daanan ng isda. Ang tidal flat ay ang sahig ng dagat sa pampang na nawawalan ng tubig o bumababaw ang dagat sa oras ng **hibás** o *low tide*. Ginigiya ng estruktura ng bunsod ang pagpasok ng isda sa loob ng mga **tangke** (*chamber*) nito (Dugan, Bernarte, & de Vera 2003; Umali 1950). Ang pagkakakilanlan sa bunsod ay batay sa pangalan ng kinikilálang may-ari nitó.

Dalawa ang uri ng bunsod: ang permanenteng bunsod at ang di-permanenteng bunsod. Ang tawag sa permanenteng bunsod ay "**bunsod pasagad**" o "**bunsod dumpil**," na itinatayô sa medyo malalim na bahagi ng tinatawag na *intertidal zone* o lugar sa pagitan ng mababaw at malalim na bahagi ng dagat, o lugar na kapuwa may malalim at mababaw na bahagi. Malaki ang ganitóng uri ng bunsod, at malaking kapital ang kailangan upang makapagtayô nitó. Sikát ang ganitóng uri ng bunsod sa Filipinas, lalo noong 1900 hanggang dekada 1980. Huminà ang popularidad nitó dahil sa tumataas na kapital na kailangan upang mamantene ang ganitóng uri ng pangongolekta ng isda, kasabay ng introduksiyon ng mga bagong pamamaraan at mas epektibong uri ng pangingisda (Eggan, Hester, at Gunsberg 1956; Thomas 1999).

Ang di-permanenteng bunsod ay tinatawag na "**bunsod ponot**." Sa ibáng lugar, ang tawag dito ay "**bunsod balhin-balhin**" (bunsod na palipat-lipat). Mas maliit ang bunsod na ito, kayâ nagagawang baklasin ito nang buo upang pana-panahong mailipat sa ibá't ibáng bahagi ng dagat. Dahil maliit at magaan, malaking kamurahan ang kapital na kailangan para makapagbuo ng estruktura nitó, kompara sa permanenteng bunsod. Hindî rin nangangailangan ng malaking halaga upang mamantene ito. Noong 2005, ang tantiyang puhunan para sa ganitóng bunsod ay kulang-kulang na PHP6,000.00, malaki pa ring halaga para sa maraming mangingisda. Hindî pa kasáma rito ang puhunan para sa bangka at mákiná ng bangka. Ang gastos naman sa pagmamantene nitó ay maaaring umábot ng halos PHP2,000.00 sa loob ng apat na buwan.

Itinatayô ang bunsod ponot sa mas mabababaw na bahagi ng dagat. Mananatíli ito rito ng dalawa hanggang pitóng araw, nagagawang ilipat sa ibáng lugar depende sa galaw ng dagat o tinatantiyang galaw ng isda depende sa panahon.[5] Ito ang mas ginagamit na uri ng bunsod ng ilang taga-Jandayan.

Sa Jandayan, ipinupuwesto ang mga permanenteng bunsod noong popular ito noong dekada 1940 hanggang 1980 sa bunganga ng **subâ** (ilog). Walâ nang permanenteng bunsod noong panahon ng *fieldwork*; kadalasan ay mga di-permanenteng bunsod na ang ginagamit. Sa seksiyong ito ng pag-aaral, pagtutuonan ko ng surì ang kasalukuyang kaayusan sa mga di-permanenteng bunsod. Tatalakayin ko sa ibáng seksiyon ang permanenteng bunsod sa panahon ng sitio-sitio.

Hindî kailangan ng permit upang makapagtayô ng bunsod ponot sa karagatan ng Isla Jandayan, subalit may limitadong kontrol ang gumagamit nitó sa paligid ng kinatutundusan ng ganitóng uri ng pangisda. May restriksiyon ang mamunsuray (may-ari ng bunsod) sa ibáng mangingisda. Bagaman walâng tiyak na distansiya ng pangingisda sa paligid ng bunsod, ang prinsipyo nitó ay upang hindî mabawasan ang ekonomikong potensiyal ng bunsod. Anumang hahadlang

o magpapababâ ng potensiyal na ito ay nililimitahan o ipinagbabawal ng may-ari. Halimbawa, ipinagbabawal ang pagtatayô ng katulad na paraan ng pangingisda o anumang estruktura malápit dito na maaaring makapagpigil sa malayàng daloy ng isda papaloob sa kaniyang bunsod. Hindî pinahihintulutan ang paggamit ng **pokot pahubas** malápit rito, lalo kung pahibás na ang dagat; ang pokot pahubas ay isang uri ng lambat na sumasalà ng isdang naiiwan sa bumababaw na level ng dagat sa oras ng paghibás (*low tide*) nitó. Bawal ding mamanà ang mga **mamanaay** (*spear fishers*) malápit sa bunsod kapag papahibás ang dagat. Sa oras ng **taob** (*high tide*), bawal pa rin ang mamanaay malápit sa bunsod, patí na rin ang mga **mamokotay** (mangingisdang gumagamit ng pokot o lambat) at **manoay** (mangingisdang gumagamit ng liwanag sa gabí). Bawal ang lambat dahil nahuhúli nitó ang mga nakapaligid na isda na maaari sánang makapasok sa bunsod. Bawal ang maliliwanag na ilaw sa gabí, hibás man o taob, dahil nakakukuha ito ng pansin ng mga isda sa paligid ng bunsod o nakaaakit sa mga isdang nása loob ng bunsod upang lumabas sa mga tangke túngo sa lambat ng mga manoay. Sa madalîng sabi, kompetisyon sa isda ang nalilikhâ ng mga ganitóng teknolohiya ng pangingisda bunga ng pagkabatid sa kalagayang ekolohiko ng lugar, at ang kompetisyong ito sa yamang-dagat ang iniiwasang maganap ng mamunsuray.

Subalit pinahihintulutan ng mamunsuray ang mga **mamasolay** (mga mangingisdang gumagamit ng pasol o kawil); isang uri kasí ito ng di-aktibong paraan ng pangingisda, at para sa mamunsuray ay hindî ito kompetisyon sa kaniyang bunsod. Pinahihintulutan rin ang mga **manginhasay** (*gleaners*) na mangolekta ng mga **kinhason** (*shell*) at ibáng uri ng yamang-dagat na naiwang nakatiwangwang sa *tidal reef flat* sa mga oras ng hibás. Sa mga ganitóng pagkakataón ay hindî naman estriktong kailangang mamaalam ng mamasolay at manginhasay upang gawin ang paraan nilá ng pangingisda malápit sa kinatatayuan ng bunsod.

Walâ sa anumang nakasulat na dokumento ng pamahalaán o anumang kasunduan ang mga alituntuning nabanggit, subalit kinikilála ng mga mamamayan ang mga imposisyong ito ng mamunsuray. Hindî lahat ay umaayon sa mga panuntunang ito. Kinikilála nilá ang tinatawag na *proprietary rights* sa lugar (karapatan sa paggamit ng lugar) ng mga mamunsuray, lalo sa loob ng mga permanenteng bunsod na may kaukulang permit ng pamahalaán, subalit may kuwestiyon silá sa nalilikhâng karapatan ng mga mamunsuray sa dagat sa paligid ng bunsod.

Mas mabigat ang pagpapatupad ng mga ganitóng alituntunin sa mga permanenteng bunsod, na mas mayroon sa ibáng isla kaysa sa Jandayan, bagaman hindî sindami kompara noong unang panahon. May mas paghihigpit ang may-ari ng permanenteng bunsod. Maaaring ipamána ng mga ganitóng uri ng mamunsuray ang kaniláng karapatan sa pag-okupa ng kinalulugaran ng kaniláng bunsod—

kasáma ang mga nilikhâng karapatan kaugnay sa paggamit ng lugar at karapatan sa benepisyo buhat sa lugar—sa kaniláng mga anak, lalo sa mga laláking anak, o pinagkakatiwalaang kamag-anak. Kadalasan, lalo noong panahon ng kasikatan ng permanenteng bunsod, ang mga may-ari nitó ay mga politiko at may koneksiyong politikal sa barangay o sa munisipyo.

Ano't anuman, tuloy-tuloy ang kontestasyon sa mga ganitóng uri ng karapatan sa lugar ng bunsod, na ibinunga ng pagkabatid sa lugar, kakayahang ekonomiko, at kapangyarihang politikal—may pangalan man o wala ang bunsod. Bunga ito marahil ng tuloy-tuloy ring pagbabago sa mga espesipikong kondisyon ng mga ugnayang umiiral sa lugar.

Sakalì mang may hindî pagkakaunawaan, isinasangguni nilá ang mga bagay na ito sa mga nakatatanda sa lugar. Kung hindî magkasundo sa ganitóng paraan, idinudulog naman nilá ito sa kaniláng barangay, o kung hindî malulutas sa barangay ay idinudulog sa mga kinauukulan sa munisipyo. Patunay rin lámang ito na may mga proseso siláng pinagdaraanan sa pag-aayos ng mga gusot sa paggamit ng karagatan. Kahit na sabihin pang hindî ganap na naaayos sa mga prosesong ito ang mga bagay-bagay o hindî umaayon ang isang panig sa naging desisyon ng mga nagsikap ayusin ang isyu, ang mahalaga kadalasan para sa mga mamamayan ay ang dumaan silá sa mga kinikilálang proseso ng paglilinaw sa mga kinasangkutang gusot.

**Tao, Dagat, at Yamang-dagat: Mapa ng Demograpiyang Sosyo-politikal**

Ibabáling ko ngayon ang talakayan sa mga lugar na ipinangalan búhat sa tao, at kung paanong ang ganitóng pagpapangalan sa lugar ay indikasyon ng heograpiyang panlipunan at ng pinagkasunduang kaayusang teritoryal ng isla.

Sa isang bandá, maaaring ang pagpapangalan sa lugar gámit ang pangalan ng tao ay (1) paraan lámang ng pagkilála ng paninirahan sa lugar, hindî pag-aari ng lugar; (2) palatandaan ng lugar-pangisdaan o panginginhas, o paglulugar ng daanan; at (3) pagbibigay-pugay sa "pagkakatuklas" ng isang tao sa nabanggit na bahagi ng dagat. Sa kabilang banda, ang pagpapangalan sa lugar búhat sa pangalan ng isang tao ay maaaring indikasyon ng pagmamay-ari sa lugar, na nagiging lunsaran ng kontrol sa lugar at pagkakamit ng bungkos ng mga karapatan. Subalit, ang saklaw ng mga karapatang ito ay batay rin sa antas ng teknolohiyang pampangisdaan at sa ugnayan ng mga yamang-dagat sa kalakalan o komersiyo. Ang salimbayan ng pangalan, lugar, karapatan, teknolohiya, at kalakalan ang humuhubog sa uri ng ugnayan ng pagmamay-ari sa lugar. Magpapakíta akó ng mga halimbawa upang linawin ang dalawáng posibilidad na ibinubunga ng pagpapangalan sa lugar batay sa pangalan ng tao.

Kabílang sa mga lugar na pinangangalanan sa Isla Jandayan ay ang mga bunsod, amatong, takot (*coral islets*), **pupo** (*reef patches*), **tugbungan** (*anchoring sites*), basakán (palayan o taniman ng mais), **katunggan** (*mangrove forests*), tangke (palaisdaan), subâ (ilog), mga dáting asinan (*salt beds*), sitio-sitio (*sea estates*), at gusôan (*seaweed farms*). Ang talakayan sa bahaging ito ng pag-aaral ay nakatuon sa politika ng *natural reef environment*, partikular sa pupo, sitio-sitio, subâ, at tugbungan.

Pupo at Politika: Pag-angkin ng Isla

May mga pupo sa Jandayan na inokupa at inangkin na ng ilang may kapangyarihang politikal sa isla. May kaunting yamang ekonomiko rin ang mga táong ito. Ipinangalan na nilá sa kanilá ang tawag sa mga pupong ito. Halimbawa ay ang Pupo kang Kap Greg (Maliit na Isla ni Kapitan Greg) at Pupo kang Garito (Maliit na Isla ni Garito). Si Kap Greg (Gregorio Botero) ang kapitán barangay ng Handumon nang isagawa ko ang aking fieldwork, samantálang dati namang kapitán barangay si Garito (Margarito Otarra). Dahil hindî naman maaaring titulohan ang isang pupo, binabayaran, ánilá, ang mga pupo ng taunang *municipal fisheries fee* sa pamahalaáng lokal ng Getafe, na siyáng maysakop sa isla. Ito ang kaniláng batayan ng pag-angkin sa lugar.[6] Ipinagbabawal nilá ang pangingisda malápit sa mga pupong ito, liban na lámang sa ilang tagaisla na binigyan nilá ng pahintulot na makapangisda sa paligid ng pupo sa limitadong paraan. Noong 2001 ay nagpatayô si Kap Greg ng **payag** (maliit na bahay kubo) sa pupo upang higit na maipahayag sa mga tagaisla na kaniya ang lugar na ito.

Mayroon pang isang pupo, ang Pupo kang Aning (Maliit na Isla ni Aning), na hindî na pag-aari ni Aning. Matagal na siyáng namatay, at hanggang noong fieldwork ko ay sa kaniya pa rin nakapangalan ito kahit na hindî ito ginagamit ng kaniyang mga anak o apó. Malamáng ay magkakaroon ng bagong pangalan ang pupong ito sa pagkakataóng pagkainteresan ito ng isang tagaisla at ibigay sa munisipyo ang karampatang báyad para dito (M. Otarra, panayam 2004).

Sitio-sitio: Renta sa Dagat sa Pagtitiyak ng mga Teritoryo

Mahaba ang talakayang kakailanganin tungkol sa sitio-sitio sa Jandayan Norte. Sa seksiyong ito ng pag-aaral ay pahapyaw lámang ang tatalakayin. Nakatuon ang pagtalakay sa katangiang politikal ng sistemang ito ng pag-okupa sa mga bahagi ng dagat. May hiwalay akóng pag-aaral (Guieb 2009) para sa mas malalim, malawak, at kabuoang pagsusurì ng sitio-sitio.

Sinasakop ng sitio-sitio ang pampang at *tidal flat* ng dagat. Tulad ng binanggit ko na, ang tidal flat ay ang sahig ng dagat sa pampang na nawawalan ng tubig o bumabaw ang dagat sa oras ng hibás o *low tide*. Minsan ay umaábot pa ang sitio-sitio hanggang sa *intertidal zone* (ang bahagi ng dagat kung saan nagtatagpo ang *high tide* at *low tide*), kabílang ang mga **awo** (*shoal* o tíla balon na bahagi ng dagat), takot (*coral islet*), at dalisdis ng mga bundok ng takot—na isa sa mayamang bahagi ng *reef environment*. Sa madalîng salitâ, sakop ng sitio-sitio ang bahagi ng dagat na kadalasang pinamamahayan ng mga isda (Ilustrasyon 5).[7]




**Ilustrasyon 5**. Ang sitio-sitio sa Isla Jandayan mulang 1947 hanggang dekada 2000

Sa sitio-sitio itinatayô ang malalaking permanenteng bunsod: ang bunsod pasagad o bunsod dumpil. Ang mga patakaran sa pangingisda sa loob ng sitio-sitio ay katulad ng mga panuntunan sa pangingisda sa paligid ng bunsod na tinalakay ko sa naunang seksiyon ng pag-aaral.

Walâng tiyak na hanggahang legal ang sitio-sitio. Tulad ng nabanggit ko na, kadalasang hanggahan nitó ay ang mga natural na hubog ng kapaligiran, tulad ng lawis, subâ, awo, takot, at tugbungan.

Ang pagtitiyak ng may-ari sa karapatan niya sa bunsod ay pinagtitibay ng permit ng munisipyo upang sakupin ang bahagi ng dagat. Ang sinakop na

bahagi ng dagat ang tinatawag na sitio-sitio. Nagbabayad ng renta sa munisipyo ang sinumang pinagkalooban ng munisipyo na sumakop sa lugar, na taon-taon ay kaniyang inihihingi ng pahintulot.

Ang pangkaraniwang húli sa mga bunsod na ito sa loob ng sitio-sitio ay danggit (*white-spotted rabbitfish*), **caraballos/karabalyos** (*scad*), **badlon** (*golden pompano*), **anduhaw** (*chub mackerel*), **nokos** (pugita; *squid*), **kitong** (*gold-spotted rabbitfish*), **pugapo** (lapu-lapu; *grouper*), **samok** (*common mojarra*), **katambak** (*red snapper*), **ito** (*catfish*), at **iho** o patíng. Noong mga 1950 hanggang 1960 ay umaábot sa 30 kilo ang nakukuhang isda sa bawat pag-áni sa bunsod, na kadalasang ginagawa tuwing **subang sa buwan** (kabilugan ng buwan) (N. Javier, panayam 2003). Mahalaga ang benepisyong ekonomiko búhat sa sitio-sitio, kayâ mahalagang matiyak na maokupa ang lugar nang may legal na basbas ng kinauukulan.

Walâ nang sitio-sitio sa paligid ng Jandayan, pero sa fieldwork noong kalagitnaan hanggang pagtatapos ng dekada 2000 ay may indikasyon ng dahan-dahang pagsulpot mulî nitó sa ilang bahagi ng Jandayan, bagaman hindî pa sinlaki ng mga naunang sitio-sitio noong matapos ang Ikalawang Digmaang Pandaigdig.

Walong sitio-sitio ang nakapaligid sa Isla Jandayan mulang 1947 hanggang kalagitnaan ng 1970. Lima rito ay pag-aari ng tatlong pamilyang taga-isla, at ang limang ito ay tumagal hanggang kalagitnaan ng dekada 1990 (Ilustrasyon 5). Ang limang ito ay ang mga nangungunang pamilya sa isla kung kapangyarihang politikal ang pag-uusapan: mga naging kapitán silá ng barangay, at sa panahong hindî silá kapitán ay patúloy na humawak ng kapangyarihang politikal sa isla. Ang kaniláng mga anak, apó, o kaanak ang ginawang tagapagmana ng karapatan sa sitio-sitio. Ang anak, apó, o kaanak na ito ay silá ring mga táong may kapangyarihang politikal sa kontemporaneong panahon.

Ang pangunahing salalayan ng karapatan ng may-ari ng sitio-sitio ay ang pahintulot na ipinagkaloob sa kanilá ng pamahalaáng lokal. Nakabatay naman ang karapatan ng munisipyo na ipagamit ang mga katubigang sakop ng munisipyo sa Commonwealth Act Bilang 4003 o ang Fisheries Act ng 1932 (Batongbacal 2004; Sanchez 1957). Hindî ganap na nasaling ang sitio-sitio kahit noong ideklara ni Marcos ang batas militar noong 1972. Nagawang ipagpatúloy ng mga may-ari ng sitio-sitio ang pag-okupa sa mga bahagi ng dagat sa kabilâ ng kawalan ng batas sa pagpapatúloy ng sistemang ito. Mga opisyal din ng barangay ang siyáng mga may-ari ng sitio-sitio; kung hindî man ay mga kamag-anak niláng nása puwesto sa politika, sa barangay man o sa bayan ng Getafe. Sa paglipas ng panahon, dulot na rin ng mga pagbabago sa teknolohiyang pampangisdaan at sa nagbabagong pangangailangang pampangisdaan sa lokal na merkado, dahan-dahang huminà ang sitio-sitio hanggang sa tulúyan itong mawalâ matapos ang pagpapatalsik kay

Marcos noong 1986. Subalit noong fieldwork ko sa kalagitnaan ng dekada 2000 ay sinasabing may maliliit na bahagi ng dagat ang unti-unti nang sinasakop muli ng ilang naninirahan sa lugar, walâ nga lámang sapat na batayang legal pa ang mga pagsakop na ito. Nitó ring dekada 2000 ay may mga sitio-sitio na mulîng naitatatag sa mga katabíng isla ng Banacon at Nasingin (Torremocha, panayam 2005; Torreon, panayam 2005a, 2005b).

Ang higit na nakapagpahinà sa sitio-sitio ay hindî tuwirang politikal. Huminà ang sistemang ito sa kombinasyon ng politika at ng mga pagbabago sa mga gámit-pangisda, dulot (1) ng kompetisyon sa pagkuha ng mga yaman ng dagat upang matugunan ang pangangailangan ng merkado at (2) ng suportang teknikal búhat sa pamahalaán.

Sa usapin ng kompetisyon sa dagat, lumaganap sa isla noong kasagsagan ng sitio-sitio ng mga 1950 hanggang 1970 ang **pagtiro** o **pambubumbong** (*blast fishing*) sa dagat. Hindî nagawang pigilan ng mga may-ari ng sitio-sitio ang ganitóng pambubumbong sa kani-kaniláng mga sinakupang bahagi ng dagat. Kasabay nitó, partikular noong dekada 1960, naging popular na paraan ng pangingisda ang paggamit ng **pokot** (*net*), isang bagay na hindî napigilang dumami ng mga may-ari ng sitio-sitio. Maging ang mga mamunsuray na may-ari ng sitio-sitio ay gumamit na rin ng pokot bílang paraan ng pangingisda. Ang mga **mamukotay** (mangingisdang gumagamit ng pokot), sa kabilâ ng mga restriksiyon sa loob ng sitio-sitio, ay naging kakompetensiya ng mga mamunsuray sa yamang-dagat sa loob ng sitio-sitio at sa paligid ng bunsod (Javier, panayam 2003). Nang magluwag sa pautang ang pamahalaáng Marcos sa maliit na mangingisda (Batongbacal 2004; La Viña 1999; LUSSA 1982; Thomas 1999), sinamantalá ito ng mga mangingisda upang makapangutang sa pamahalaán at makabilí ng pokot. Lalong lumaganap ang paggamit ng pokot sa mga dagat ng Jandayan. Hindî kalaunan, maituturing nang lugar ng mga mamokotay ang Isla Jandayan, maging ang buong katubigan ng Getafe. Hindî nagawang bayaran ng mga mangingisda ang mga inutang na pokot, subalit hindî na nabawi pa ng pamahalaán ang mga pokot na ginagamit ng mga mangingisda. Higit na namayani ang pokot sa lugar, na naghudyat ng pag-abandona ng mga mamunsuray sa kaniláng mga bunsod. Bagaman huminà ang bunsod, nanatíli pa rin ang sitio-sitio, kahit dahan-dahan na ring humihinà ang sistemang ito ng pag-aari ng bahagi ng dagat, bunga na rin ng naglalahong kapangyarihan ng sistemang ito. Sa madalîng sabi, maaaring mawalan ng bisà ang mga kinagisnan. Makikítang nagawan ng paraan ng maliliit na mangingisda na samantalahin ang anumang pagkakataón (halimbawa, pagbabago sa teknolohiyang pampangisdaan, mga pagbabago sa mga patakaran ng pamahalaán, mga ipinagkakaloob na suportang teknikal, atbp) upang magkaroon ng pagkakataóng makagamit ng mga bahagi ng dagat at makamit ang anumang benepisyong maaaring makuha sa paggamit nitó. Ang impormasyon sa kung ano mayroon ang dagat ay bunga ng pagkabatid sa

dagat—may pangalan man o walâ ang mga bahaging ito ng dagat, at ang lahat ng ito ay maaaring magbago o baguhin sa paglipas ng panahon kung may mga sapat na kondisyong makapagpapahintulot ng unti-unting pagbabago, kabílang na ang mulîng pagsasaayos ng mga di-panatag na karapatan sa dagat.

Mulang dekada 1970 hanggang sa kasalukuyan, marami nang naganap sa isla. Ang walâng patumanggang paggamit ng pokot, kasabay ng pagsulpot ng ibá pang uri ng pangingisda sa paligid ng Jandayan, tulad ng **liba-liba** (*Danish seine*), **basnig** (*fine-mesh bag net*), at **lawag** (*round haul seine*) ay nakapagdulot ng walâng limitasyong pangingisda, na isa sa mga sinasabing dahilan ng pagkaubos ng mga isda sa dagat ng Jandayan (JIPCRA 2000; Municipal Government of Getafe 2001; Javier, panayam 2003; A. Mejias, panayam 2003), bagay na nagpahinà sa bunsod sa loob ng mga sitio-sitio. Sa pagkakapasá ng Fisheries Code ng 1998, ipinagbabawal na ang ganitóng mga uri ng pangingisda sa tinatawag na "*municipal water*," kabílang ang mga bahagi ng dagat na sakop ng sitio-sitio. Kasabay ng mga pangyayaring ito ay ang pagkaubos ng **katunggan** (*mangrove forest*) sa paligid ng isla upang bigyang-daan ang pagtatayô ng mga tangke (*fishpond*). Hindî kináyang tapatán ng sistema ng sitio-sitio ang mga pangyayaring ito hanggang tulúyan na itong nawalan ng silbi. Ibá't ibáng pamamaraan na ang ginamit ng mga mangingida, may pera man o walâ, may kapangyarihan man o walâ, upang magkaroon ng karapatan sa dagat at makamit ang mga kapakinabangan búhat sa paggamit nitó.

Noong 1995 ay itinayô ang santuwaryo ng Handumon, at noong 2003 ay itinayô ang mga santuwaryo ng Jandayan Norte at Jandayan Sur. Ang mga santuwaryong ito ay násа loob mismo ng mga sitio-sitio ngunit hindî kinailangang hingin ang pahintulot ng mga kinikilálang maysakop nitó, at hindî na nagawang magreklamo o tumanggi ng mga may-ari ng sitio-sitio dahil naglahò na rin ang kaniláng kapangyarihan sa ganitóng mga usapin, kahit na sangkot pa ang kaniláng sitio-sitio.

Anong mga bagay ang mababatid sa mahabàng pag-iral ng sitio-sitio sa isla, hanggang sa ito ay huminà, nawalâ, at ngayon ay dahan-dahan na namang sumusulpot bílang isang mahalagang paraan ng okupasyon sa dagat?

Una, nangungunang salik sa pag-okupa sa malawak at mahalagang bahagi ng dagat ang kapangyarihang politikal ng mga nagsasagawa ng mga pananakop na ito—may basbas man ito ng batas o walâ, o pinaiiral sa pamamagitan ng mga kasunduang pinagkayarian ng mga maykáya sa lugar.

Ikalawa, may mga batas pampangisdaan na nagbibigay daan upang mas mapakinabangan ng mga maykáya ang lugar, lalo na kapag kailangan ng puhunan. Tanging ang may kapasidad na mamuhunan ang siyáng higit na may kapasidad na

magbayad ng renta sa dagat at magtayô ng bunsod o ng anumang mas makabagong pamamaraan ng pangingisda, gaya ng *sea farm* (na posibleng mangyari sa katubigan ng Jandayan) o tangke (palaisdaan) na laganap sa paligid ng isla.

Ikatlo, malaki ang papel na ginampanan ng pamilihan sa paglago at pagkawalâ ng sitio-sitio, kasabay ng mga kondisyong ekolohiko ng mga lugar na sinasakop nitó. Ang interes ng mga may-ari ng sitio-sitio, ang kaniláng interes sa mga bahagi ng dagat, ay bunga ng ekonomikong interes nilá sa pamilihan ng mga produktong dagat na nahahalaw nila sa sitio-sitio. Kung gayon, malaki ang papel ng pamilihan sa pagsasaayos at paglulugar sa mga karapatan sa mga bahagi ng dagat ng mga gumagamit sa mga ito.

Ikaapat, nagagawan ng paraan ng ibá pang may tayâ sa dagat, lalo ang maliliit na mangingisda, na samantalahin ang anumang pagkakataón upang magkaroon ng benepisyo búhat sa dagat, may pahintulot man ito o walâ, may basbas man ng batas o wala, may suporta man ito búhat sa pamahalaán o walâ.

Ang salimbayan ng maraming salik ang nagpagalaw sa ugnayan ng mga mamamayan sa isla, na ang pangunahing salalayan ay ang mga karapatang inaayos, inaalis, isinisílang, isinasaisantabi, iginigiit ng ibá't ibáng may tayâ at patúloy na tumatayâ sa dagat. Hindî rin permanente ang lahat ng mga kinagisnan, at maaaring lumikhâ ng mga kontemporaneo at mas angkop na mga tradisyon at retorika ng pagsasateksto sa dagat at mga karapatan sa dagat.

Subâ, Tugbungan, at Pamamahay: Pagtatatag ng Pamayanan

Ang mga *subâ* (ilog) sa Isla Jandayan ay pinangalanang Subâ kang Rosa (Ilog ni Rosa) at Subâ kang Berot (Ilog ni Berot). Ang mga subâng ito, sa katunayan, ay mga lagúsan ng tubig-dagat papaloob sa isla patúngo sa mga bakawanan o katunggan hanggang makarating sa lugar kung saan matatagpuan ang bahay ng mga kinikilálang punò ng pamilya o sambahayan na sina Rosa at Berot. Sina Rosa at Berot ay mga sinaunang mamamayan ng isla na nanirahan sa lugar noong mga 1920. Ang pagpapangalan ng mga subâ batay sa pangalan ng tao ay hindî nangangahulugan ng pag-angkin sa subâ; palatandaan lámang ang pangalang ito kung kaninong bahay ang násа dulo ng subâ. Ang pangalan ng subâ, sa ganitóng pangangatuwiran, ay posibleng tumayông mapa ng pamayanan ng mga taga-isla o testamento ng kasaysayan ng demograpiya ng isla. Matagal nang patay sina Rosa at Berot, at matagal na ring walâ ang sinauna niláng bahay sa bahaging ito ng isla, pero nananatíli pa ring nakapangalan sa kanilá ang dalawáng subâng ito kahit na ang matatagpuan sa dulo ng mga subâ ay ang iniwan na niláng mga miyembro ng kaniláng angkan.

Mas kontemporaneo ang silbi ng mga **tugbungan** (daúngan o *anchoring sites*) sa dulo ng mga subâ. Ang pangalan ng tugbungan ay nakasalalay sa kung kaninong bahay ito nakatapat. Sa ganitóng paraan, maaaring magsilbi ang pangalan ng tugbungan na identipikasyon ng mga residente sa lugar (*residential profile*). Ang paninirahan sa lugar ang pangunahing batayan ng pagpapangalan sa tugbungan (N. Javier, panayam 2003). Ang paninirahang ito ay hindî nangangailangan ng anumang titulo o *property tax declaration*.

May tatlong klasipikasyon ng paninirahan sa isla: (1) permanenteng paninirahang may pag-aari sa lugar, may titulo sa lupà; (2) paninirahang may relatibong kaseguraduhan subalit hindî inaari ang lugar, na ang batayan ay nakasalalay sa *property tax declaration*; at (3) pansamantaláng paninirahan na nakasalalay sa pahintulot ng may-ari o may-karapatan sa lupà at ng naninirahan sa lugar. Halos lahat ng mga naninirahan sa mga tugbungan ay násà ikalawa at ikatlong klasipikasyon. Alinman sa mga ito, kabílang sa mga karapatan sa lugar ng paninirahan ay ang karapatan sa paggamit ng tugbungan para sa kaniláng mga bangkâ. Sinuman, kahit hindî tagaroon, ay maaaring dumaan at mag-angkla ng mga bangkâ sa mga tugbungang ito, basta hindî nalalamangan sa puwesto ang naninirahan sa lugar.

Sa 31 tugbungan, 26 ang nakapangalan sa naninirahan sa lugar, na kadalasan ay ayon sa pangalan ng namumunòng laláki ng kabahayan, kadalasan ang amá o ang lolo (Ilustrasyon 6). Iisa lámang ang nakapangalan sa isang babae, ang kinikilálang namumunò ng kabahayan, ang Tugbungan kang Rosa. Kung bakit si Rosa ang mas kinikiláa at hindî ang asawa nitóng si Pedro o sinumang laláki sa kaniláng bahay o pamilya ay walâng malinaw na paliwanag. Ang pangalan ng natitiráng lima ay batay sa kung ano ang halaman o anumang palatandaan mayroon sa lugar. Ang kawalan ng pangalan ng ibáng tugbungan ay indikasyon na bukás ang mga lugar na ito para sa lahat (N. Javier, panayam 2003). Tulad ng mga subâ, palatandaan ang tugbungan ng pamilyang naninirahan sa lugar.

Sa paglipas ng panahon, dumami ang mga bahay sa tapat ng mga tugbungan, dulot na rin ng paglaki ng pamilya ng orihinal na nanirahan o ng pagdayo ng mga kamag-anak o kaibigan. Sa kabilâ ng ganitóng pagbabago, nananatíling nakapangalan ang tugbungan sa naunang nanirahan sa lugar. Kung mananatíling ganitó ang pangalan ng mga tugbungan, maaaring magsilbi ang mga pangalang ito bílang testamento ng kasaysayan ng paninirahan (*settlement histor*y) sa isla. Sakalì mang palitán na ang mga pangalan, maaari namang magsilbi ang mga bagong pangalan ng tugbungan bílang pagkilála sa kontemporaneong kaayusan ng paninirahan (*settlement pattern*) sa isla.




**Ilustrasyon 5**. Mga tugbungan sa Isla Jandayan

| | | | |
|---|---|---|---|
| T1 | Tugbungan kang Aning | T17 | Tugbungan kang Timo |
| T2 | Tugbungan kang Adiong | T18 | Tugbungan kang Basilio |
| T3 | Tugbungan kang Tuyac | T19 | Tugbungan kang Daray |
| T4 | Tugbungan sa Bonbon | T20 | Tugbungan kang Garet |
| T5 | Tugbungan kang Casio | T21 | Tugbungan kang Teray |
| T6 | Tugbungan kang Berdan | T22 | Tugbungan ng Agta |
| T7 | Tugbungan kang Henio | T23 | Tugbungan kang Carling |
| T8 | Tugbungan kang Ilang | T24 | Tugbungan kang Siloy |
| T9 | Tugbungan kang Siso | T25 | Tugbungan kang Terio |
| T10 | Tugbungan kang Apyot | T26 | Tugbungan kang Ilay |
| T11 | Tugbungan kang Iko | T27 | Tugbungan sa Sambang |
| T12 | Tugbungan sa Naga | T28 | Tugbungan sa Subâng Gamay |
| T13 | Tugbungan kang Luis | T29 | Tugbungan kang Rosa |
| T14 | Tugbungan kang Iyong Torreon | T30 | Tugbungan kang Merin |

| | | | |
|---|---|---|---|
| T15 | Tugbungan kang Dopino Torremocha | T31 | Tugbungan kang Magno |
| T16 | Tugbungan kang Sianing | + | Tantiyang hanggahan ng Jandayan Norte at Handumon |

Nagkaroon ng bagong halaga ang pagpapangalan sa mga tugbungan bílang testamento ng paninirahan sa lugar, lalo ang mga lumàng pangalan bílang palatandaan ng matagal nang paninirahan sa lugar, noong mga unang taon ng dekada 2000 búhat nang ideklara ang Isla Jandayan bilang "component" ng National Integrated Protected Areas System (NIPAS) ng Departament of Environment and Natural Resources. Dahil idineklarang protektadong lugar ang isla, nangangamba ang mga mamamayan na silá ay paalisin sa lugar, lalo kung walâng katibayan ng kaniláng matagal nang pananatíli sa lugar. Sa ilalim ng batas ng NIPAS may mga kategorya ng lugar na pinahihintulutan ang paninirahan ng tao. Ang mga mamamayang ito ay tinatawag na "*tenured migrant*," o mga dayo sa lugar na binibigyan ng katiyakan sa paninirahan. Sa kabilâ ng ganitóng probisyon sa batas, mataas pa rin ang pangamba ng mga mamamayan na anumang oras ay maaaring tanggalin sa kanilá ang karapatang ito, na magdudulot ng pagpapaalis sa kanilá sa lugar.

Paalisin man o hindî, ang pangalan ng mga tugbungan at subâ ay maaaring magsilbing testamento ng karapatan sa lugar, patunay ng kaniláng kasaysayan sa lugar. Sa ganitóng kondisyon, ang pangalan ng tugbungan ang isa sa mga mapanghahawakan niláng katibayan ng mahabàng paninirahan sa lugar, na siyáng patunay ng karapatan nilá sa lugar, kahit na ang karapatang ito ay pansamantalá lámang o maaaring bawiin o tanggalin ng pamahalaán. Maaari itong gamitin upang higit na pagtibayin ang anumang mga karapatan na kasalukuyang ipinagkakaloob sa kanilá sa bisa ng NIPAS. Kahit papaano ay mayroong mapanghahawakan ang mga taga-isla, sakalìng sumidhi ang pagtatálo sa mga karapatang ito. Maaaring humanap ng kapanatagan sa karapatan sa dagat sa mga retorika ng pagkabatid sa kapaligiran, sa pagsasateksto ng mga lugar, sa pagbibigay-titik sa mga obserbasyon sa mga katangian o gámit sa lugar.

## Kongklusyon: Tagisan ng mga Karapatan sa Dagat

May mga karapatan sa lugar na hindî matatag. Kailangang maghanap ng anumang bagay na makakapagpatatag o makakapagpatibay sa mga karapatang ito. Sa káso ng Isla Jandayan, ang ilang paraan upang mapagtibay o mapatatag ang karapatan sa mga lugar ay ang pagkakabatid sa lugar at pagpapangalan dito batay sa mga sagisag ng kapaligiran, ang paggamit sa mga lugar, at/o ang paninirahan o okupasyon sa ibá't ibáng bahagi ng dagat at lupà ng isla batay sa mga pakinabang na maaaring mahalaw mula sa mga ito. Ang pagsasaayos na ito ng lugar—ang

pagpapangalan man o ang paggamit nitó—ang may katumbas na mga karapatan, mga karapatang bunga ng lugar na naglulunsad ng ibá pang mga karapatan.

Sa Isla Jandayan, nagsisilbi bílang palatandaan o hanggahan ng mga lugar ang mga katangiang ekolohiko nito, may pahiwatig sa ruta o may oryentasyong direksiyonal, at larawan at katayuang ekolohiko ng isla, o kayâ naman ay sagisag o mapa ng kaayusang pampamayanan, mapa ng pamayanan, indikasyon ng heograpiyang panlipunan, salalayan ng pinagkasunduang kaayusang teritoryal ng isla, at kasaysayan ng demograpiya ng isla. Ang lahat ng ito ay nagbibigay ng kahulugan sa ugnayan ng mga lugar at mga mamamayan ng lugar.

May mga pinagsasaluhang lugar ang mga mamamayang pinag-iibá ng kani-kaniláng kalagayang ekonomiko. Dahil sa ilang kaakibat na salik politikal, kondisyong teknolohikal sa pangisdaan, suportang institusyonal ng pamahalaán, at mga pagbabago sa kaligirang legal ukol sa kapaligiran, nagagamit ang mga pagkakaibáng ito upang makapagbunsod ng mga ugnayang panlipunang maaaring pumapabor sa lahat ng may interes sa lugar ayon sa ibá't ibáng kalkulasyon ng kapakinabangan na iniluluwal ng mga ganitóng uri ng ugnayang panlipunan.

May mga pagkakataóng ang karapatang magamit ang lugar at makinabang sa mga benepisyo ng lugar ay nagbabago kung may mga positibong pagbabagong nagaganap sa inabandonang lugar o sa mga lugar na ipinagbabawal na pasukin o gamitin, o sa lugar kung saan ay isinukò na ang mga karapatan dito. Makikítang may tendensiyang bawiing mulî ang karapatan sa lugar, lalo sa ibá't ibáng bahagi ng dagat, kung may mga positibong kondisyong nagaganap sa lugar. Ang mga dáting matatag na ay maaaring yugyugin upang lumikhâ ng mga bagong katatagan sa mga teksto ng karapatan sa dagat.

Sa káso ng mga halimbawang inilahad sa pag-aaral na ito, makikítang papalit-palit o di-matatag ang mga pinagsasaluhan o pinag-aagawang karapatan sa dagat at paligid ng Isla Jandayan.  Ibá't ibá ang wika ng pagbatid, paggamit, pag-angkin, o pagtakwil sa mga lugar ng dagat at pamayanan. Nagbibigay-hubog ang mga wika ng karapatan sa mga bahagi ng lugar, tulad ng dagat, sa panlipunang anyo ng isla at sa mga ugnayang umiiral sa lugar.

## Mga Talâ

[1] Sa mga lumàng dokumento ay may pagkakaibá ang dalawáng karagatan sa hilaga at hilagang-kanlurang bahagi ng Bohol: ang Danajon Bank at Northwest Bank (de Arana 1879; United States Coast and Geodetic Survey 1902; United States Department of Commerce 1940; United States Allied Geographical Section 1944; Bureau of Coast and Geodetic Survey 1953). Sa pag-aaral ni Pichon (1977) at sa mga dokumento at report na lumabas simula ng dekada 2000, ang Northwest Bank ay itinuring na bahagi ng Danajon Bank (halimbawa, Aumentado n.d.; Christie et al. 2006; Green et al. 2002; Green et al. 2004). Itinuring na iisang ekosistema ang dalawáng katubigang ito; isang paraan din ito upang maging sistematiko ang pangangasiwa ng mga karagatang ito, kabílang na ang Isla Jandayan bílang isang protektadong lugar. Subalit ang mga mapang inilalabas ng National Mapping and Resource Information Authority (NAMRIA), na isang sangay ng pamahalaán, ay patúloy na pinaghihiwalay ang Danajon Bank at Northwest Bank.

[2] Ibá-ibá ang tantiyang lawak at laki ng tatlong santuwaryo ng Isla Jandayan. Ang 17.4 ektaryang súkat ng santuwaryo ng Jandayan Norte na itinalâ ko sa pag-aaral na ito ay kalkulasyon ng aking *cartographer* batay sa GPS survey na isinagawa ko noong 2004. Sa GPS survey ko rin nakalkula ang súkat ng mga santuwaryo ng Handumon at Jandayan Sur. Sa isang pag-aaral, ang laki ng santuwaryo ng Jandayan Norte ay 10 ektarya, at 33 ektarya naman para sa Handumon (Pajaro 2010). Sa isa pang pag-aaral, 50 ektarya ang itinalâng lawak ng santuwaryo ng Handumon (Samoilys et al. 2007).

[3] Ang terminong "*ba'y*" ay pinaikling "*balay*," na ang ibig sabihin ay bahay o tiráhan.

[4] Sa mga taóng 2000 hanggang 2004, taon-taon ay nagbabayad ng PhP340.00 hanggang PhP400.00 ang isang may-ari ng isang ektaryang gusôan sa Isla Jandayan bílang kabayaran sa permit sa paggamit ng bahagi ng dagat. Ibinabayad ito sa Office of the Treasurer ng Munisipyo ng Getafe.

[5] Para kay Umali (1950), may pagkakaibá ang bunsod dumpil at bunsod ponot. Inilarawan niya ang bunsod dumpil sa Visayas na hugis kalahating-bilog (*semi-circle*), samantálang ang bunsod ponot ay ang pangkalahatang tawag sa lahat ng uri ng bunsod sa Visayas at sa Palawan. Sa Ubay, isang munisipyong kostal sa Hilaga-Silangang Bohol, ang dumpil bago at matapos ang Ikalawang Digmaang Pandaigdig ay mga maliliit at di-permanenteng bunsod na inililipat-lipat sa ibá't ibáng bahagi ng dagat (Umali 1950: 114), subalit para sa mga nakapanayam ko sa Isla Jandayan, ang dumpil ay isang halimbawa ng permanenteng bunsod, at ang tawag naman nilá sa palipat-lipat na bunsod ay ponot. Mahalagang linawin ang pagkakaibá ng mga katawagang ito ng ibá't ibáng pag-aaral sa ibá't ibáng lugar sa ibá't ibáng panahon nang sa gayon ay hindî malitó sa konteksto ng paggamit ng mga katawagan at uri ng bunsod. Para sa ibá pang klasipikasyon at katawagan sa mga bunsod sa Visayas noong panahon ng pananakop ng Amerikano sa bansa, sangguniin ang Aguirre (1916), Capistrano (1915), Kangleon (1916), Locsin (1915), Palencia (1915), Tingson (1916), at Torralba (1916).

[6] May duda akó sa binanggit na pagbabayad ng *municipal fisheries fees* ng mga umaangkin ng dalawáng pupo sa paligid ng Isla Jandayan. Hiningian ko silá ng patunay ng kaniláng pagbabayad nitó, subalit hindî nilá akó pinakitaan ng anumang dokumento noong panahong ginagawa ko ang pananaliksik. Walâ ni anumang rekord akó na nakíta sa munisipyo ng Getafe hinggil sa binabanggit na *fisheries fee*. Hindî akó pinahintulutan ng Municipal Assessor's Office ng Getafe na tingnan ang kaniláng mga rekord ng *municipal tax declaration*. Walâ rin ni anumang dokumento o patunay ng anumang pagbabayad sa dalawáng pupong ito sa opisina ng Provincial Assessor's Office.

[7] Ang pagkakabuo ko ng mapang ito ay resulta ng mga sumusunod: mga indibidwal na pagmamapa ng mga kinapanayam, naratibo ng búhay ng mga may-ari ng sitio-sitio batay sa pagsasalaysay ng mga kamag-anak o ng dáting may-ari, mga panayam sa ibá pang may alam sa mga isyu ng sitio-sitio, at ibá't ibáng palihan sa pagmamapa ng mga rekursong dagat na isinagawa ko sa lugar.

## Mga Sanggunian


Aguirre, Eulogio. 1916. "How the Early People in Occidental Negros Obtained their Food." Násа *Bisaya Paper No. 100*, *Ethnography of the Bisaya Peoples: A Compilation of Original Sources, Volume V*. Kinolekta at inedit ni Henry Otley Beyer. Manila, Philippines (1918 manuscript).

Anticamara, Jonathan A. 2009. *Ecology of Recovering Degraded Reef Communities within No-take Marine Reserves*. Unpublished Ph.D. dissertation, The University of British Columbia, Vancouver, B.C., Canada.

Aumentado, Erico B. n.d. *Danajon Bank Double Barrier Reef Rehabilitation, Protection and Management for Growth Quadrangle: Proposed Initiative to Improve Capacity and Collaboration between Coastal LGUs in the Danajon Bank Double Barrier Reef*. Tagbilaran City, Provincial Government of Bohol, Philippines.

Batongbacal, Jay L. 2004. *The Historical Development of Philippine Fisheries Legislation Prior to Republic Act No. 8550*. Technical Monograph Series, No. 4. Quezon City: Fisheries Resource Management Project, Bureau of Fisheries and Aquatic Resources.

BLDF (Bohol Local Development Foundation). 2008. *2004 Bohol Poverty Survey*. Poverty Studies Center, BLDF, Bohol, Philippines. Inakses 1 Disyembre 2008. http://www.povertydb.org/portal/home.php.

Bohol PPDO (Provincial Planning and Development Office). 2004. Inakses 1 Disyembre 2008 http://www.ppdo.bohol.gov.ph.

Bureau of Coast and Geodetic Survey. 1953. *Philippine Coast Pilot, Part 1: Sailing Directions for the Coasts of Luzon, Mindoro and Visayan Islands*. Manila: Bureau of Printing.

Cabonce, Rodolfo, S.J. 1983. *An English-Cebuano Visayan Dictionary*. Mandaluyong City: National Book Store.

Capistrano, Ramon J. 1915. "The Fishing Industry in Cagayan." Násа *Bisaya Paper No. 110*, *Ethnography of the Bisaya Peoples, Volume 5*. Kinolekta at inedit ni Henry Otley Beyer. The National Library, Manila, Philippines. (1918 Manuscript).

Christie, Patrick, Nygiel B. Armada, Allan T. White, Anecita M. Gulayan, at Homer Hermes Y. de Dios. 2006. *Coastal Environmental and Fisheries Profile of Danajon Bank, Bohol, Philippines*. Cebu City: Fisheries Improved for Sustainable Harvest (FISH) Project.

de Arana, Don Camilo. 1879. *Derrotero del Archipiélago Filipino*. Madrid: Ministerio de Marina, Direccion de Higrografía.

Dugan, Chito E., Alfredo L. Bernarte Jr., at Cesar Allan C. Vera Jr. 2003. *Guidebook to Fishing Gears in the Philippines*. Quezon City: Sentro para sa Ikauunlad ng Katutubong Agham at Teknolohiya, Inc.

Eggan, Fred, Evett D. Hester, at Norton S. Ginsburg, mga supervisor. 1956. *Area Handbook on the Philippines*, Volume IV. Chicago: The University of Chicago.

*Fisheries Act of 1932 (Act No. 4003): An act to amend and compile the laws relating to fish and other aquatic resources of the Philippine Islands, and for other purposes* [Electronic Version]. Inakses 05 Hunyo 2008. http://www.fao.org/fishery/.

*Fisheries Code of 1998 (Republic Act No. 8850): An Act Providing for the Development, Management and Conservation of the Fisheries and Aquatic Resources, Integrating all Law Pertinent Thereto, and for Other Purposes.* Tenth Congress of the Philippines, Fifth Special Session, Metro Manila.

Garcia, Ben E. 1990. *Visayan-English Vocabulary*. Cebu City.

Green, Stuart J., Reigh P. Monreal, Allan T. White, at Thomas G. Bayer. 2000. *Coastal Environmental Profile of Northwestern Bohol, Philippines*. Cebu City: Coastal Resource Management Project of the Department of Environment and Natural Resources.

Green, Stuart J., Richard D. Alexander, Anecita M. Gulayan, Czar C. Migriño III, Juliet Jarantilla-Paler, at Catherine A. Courtney. 2002. *Bohol Island: Its Coastal Environment Profile*. Tagbilaran City and Cebu City: Bohol Environment Management Office and Coastal Resource Management Project of the Department of Environment and Natural Resources.

Green, Stuart J., Jimely O. Flores, Joezen Q. Dizon-Corrales, Rafael T. Martinez, Dino Rafael M. Nuñal, Nygiel B. Armada, at Allan T. White. 2004. *The Fisheries of Central Visayas, Philippines: Status and Trends*. Cebu City:

Coastal Resource Management Project of the Department of Environment and Natural Resources, and the Bureau of Fisheries and Aquatic Resources of the Department of Agriculture.

Guieb, Eulalio III R. 2009. *Community, Marine Rights, and Sea Tenure: A Political Ecology of Marine Conservation in Two Bohol Villages in Central Philippines*. Unpublished PhD dissertation, McGill University, Montreal, Quebec, Canada.

*JIPCRA (Jandayan Island Participatory Coastal Resource Assessment)*. 2000. A project of Barangays Jandayan Sur, Jandayan Norte, Handumon and Project Seahorse-Haribon. Jandayan Island, Getafe, Bohol.

Kangleon, Ruperto. 1916. "Fishing in Southern Leyte." Bisaya Paper No. 104. Nása *Bisaya Paper No. 104*, *Ethnography of the Bisaya Peoples: A Compilation of Original Sources, Volume V*. Kinolekta at inedit ni Henry Otley Beyer. Manila, Philippines (1918 manuscript).

La Viña, Antonio G. M. 1999. *Management of Fisheries, Coastal Resources and the Coastal Environment in the Philippines: Policy, Legal and Institutional Framework*. PRIAP-ICLARM Working Paper Series No. 5. Makati City: The International Center for Living Aquatic Resources Management.

Locsin, Ramon P. 1915. "The Life of a Bisaya Fisherman: Its Social Aspect." Nása *Paper No. 79*, *Ethnography of the Bisaya Peoples: A Compilation of Original Sources,* Volume III. Kinolekta at inedit ni Henry Otley Beyer. Manila, Philippines (1918 manuscript).

LUSSA (Luzon Secretariat of Social Action). 1982. "The Philippine Fishing Industry." *The Regional Post* 2 (2): 1–7.

Municipal Government of Getafe. 2001. *Coastal Resource Management Plan, 2001-2005*. Getafe, Bohol, Philippines.

*National Integrated Protected Areas Systems Act of 1992 (Republic Act No. 7586): An Act Providing for the Establishment and Management of National Integrated Protected Areas System, Defining its Scope and Coverage, and For Other Purposes*. Congress of the Philippines, Fifth Regular Session, Metro Manila.

Pajaro, Marivic G. 2010. *Indicators of Effectiveness in Community-based Marine Protected Areas*. Unpublished Ph.D. dissertation, The University of British Columbia, Vancouver, B.C., Canada.

Palencia, Teofilo. 1915. “The Life of a Bisaya Fisherman.” Nása *Bisaya Paper No. 103*, *Ethnography of the Bisaya Peoples: A Compilation of Original Sources,* Volume V. Kinolekta at inedit ni Henry Otley Beyer. Manila, Philippines (1918 manuscript).

Pichon, M. 1977. “Physiography, Morphology, and Ecology of the Double Barrier Reef of North Bohol (Philippines).” Nása *Proceedings of the Third International Coral Reef Symposium*, 261–267. Miami, Florida.

PS (Project Seahorse). 2004. *2004 Annual Report*. Fisheries Centre, University of British Columbia, Vancouver, Canada.

Samoilys, Melita A., Keith M. Martin-Smith, Brian G. Giles, Bryan Cabrera, Jonathan A. Anticamara, Erwin O. Brunio, at Amanda C. J. Vincent. 2007. “Effectiveness of Five Small Philippines’ Coral Reef Reserves for Fish Populations Depends on Site-specific Factors, particularly Enforcement History.” *Biological Conservation* 136: 584–601.

Sanchez, J. G. 1957. “Basic Features of the Philippine Fishery Laws.” *Fisheries Gazette* 1 (2): 4–5, 8.

SEAFDEC (Southeast Asian Fisheries Development Center). 2007. *Fishing Gear and Methods in Southeast Asia: 2001-2005* [Electronic Version]. Inakses 27 Oktubre 2007. http://map.seafdec.org/Monograph_project/index.php.

Thomas, Frank C. 1999. *The Commercial Fishery Sector of the Philippines: A Centennial Chronicle, 1898-1998*. Quezon City: Bureau of Fisheries and Aquatic Resources.

Tingson, Julio D. 1916. “The Fishing Industry of Calbayog.” Nasa *Bisaya Paper No. 107*, *Ethnography of the Bisaya Peoples: A Compilation of Original Sources,* Volume V. Kinolekta at inedit ni Henry Otley Beyer. Manila, Philippines (1918 manuscript).

Torralba, Domingo. 1916. “The Fishing Industry of Bohol.” Nása *Bisaya Paper No. 97*, *Ethnography of the Bisaya Peoples: A Compilation of Original Sources,* Volume V. Kinolekta at inedit ni Henry Otley Beyer. Manila, Philippines (1918 manuscript).

Umali, Agustin F. 1950. *Guide to the Classification of Fishing Gear in the Philippines*. Research Report 17. Washington, D.C.: Fish and Wildlife Service.

United States Allied Geographical Section. 1944. *Terrain Study No. 100: Cebu-Bohol*. Southwest Pacific Area.

United States Coast and Geodetic Survey. 1902. *Sailing Directions for the Coasts of Panay, Negros, Cebu, and Adjacent Islands*. Manila: Bureau of Public Printing.

United States Department of Commerce. 1940. *United States Coast Pilot Philippine Islands, Part 1: Luzon, Mindoro, and Visayas*. Washington: United States Government Printing Office.

**Mga Panayam:**

Javier, Narciso. 2003. 73 taong gulang. Purok 7, Jandayan Norte, Getafe, Bohol, 18 Hunyo.

Mejias, Arcadio. 2003. 73 taong gulang. Jandayan Norte, Getafe, Bohol, 16 Hunyo.

Otarra, Margarito. 2004. 66 taong gulang. Purok 7, Lomboy, Handumon, Getafe, Bohol, 15 Oktubre.

Torrefiel, Juan. 2003. 79 taong gulang. Jandayan Norte, Getafe, Bohol, 17 Hunyo.

Torremocha, Cesario S. 2005. 75 taong gulang, dating may-ari ng sitio-sitio. Kawayan, Jandayan Sur, Getafe, Bohol. 08 Pebrero.

Torreon, Gerardo. 2005a. 66 taong gulang, dating may-ari ng sitio-sitio. Purok 4, Jandayan Norte, Getafe, Bohol. 22 Marso.

Torreon, Gerardo. 2005b. 66 taong gulang, dating may-ari ng sitio-sitio. Purok 4, Jandayan Norte, Getafe, Bohol. 26 Agosto.

Torrefiel, Juan. 2003. 79 taong gulang. Jandayan Norte, Getafe, Bohol. 17 Hunyo.

**Pasasalamat:**

Pasasalamat sa mga opisyal, residente, at mga organisasyon sa Isla Jandayan at sa pamahalaang lokal ng Getafe, Bohol, sa pagbibigay ng pahintulot na magsagawa ng pananaliksik sa kanilang lugar. Ang pondo sa pananaliksik ay buhat sa International Development Research Centre (Canada) at sa John D. and Catherine T. MacArthur Foundation (USA) sa pamamagitan ng Project Seahorse ng Fisheries Centre ng University of British Columbia sa Vancouver, Canada. Nakatanggap ang pagsusulat ng pag-aaral na ito ng McGill Graduate Studies Fellowship (2007) at McGill Arts Insights Dissertation Completion Award (2008). Malaki ang ambag ng mga sumusunod sa mga unang borador ng pag-aaral: Colin Scott, John Galaty, Jérôme Rousseau, Monica Mulrennan, Amanda Vincent, at ang aking mga kasamahan sa aming Ph.D. writing group sa McGill: Karen McAllister, Allan Dawson, Genevieve Dionne, Caroline Archaumbault, Emily Frank, at Scott Matter. Taos-pusong pasasalamat sa aking research assistant na si Lucilo Minguito at sa aking mga part-time na field assistant na sina Dexter Aurestila at Nilo Torreon. Maraming salamat kay Obet Devanadera sa pagsasaayos ng mga mapa. Mahalaga ang suportang ibinigay ng Centre for Society, Technology, and Development ng McGill para masimulan ang pagsusulat ng mga unang borador ng pag-aaral. Ang pagbabalik sa Isla Jandayan noong 2012 ay may suporta buhat sa Office of the Vice-Chancellor for Research and Development ng Unibersidad ng Pilipinas Diliman sa ilalim ng PhD Incentive Award. Hindi matatawaran ang malaking suportang ibinigay ng Project Seahorse Foundation sa Cebu sa kabuoan ng pagsasagawa ng pag-aaral.

# ANG KARAHASAN MULA SA TABI AT NASAISANTABI: ANG KARANASAN SA LALAWIGAN NG LEYTE SA PANAHON NG HAPÓN

Satoshi Ara

## ABSTRAK

Ang pag-aaral na ito ay naglaláyong sagutin ang mga sumusunod na tanong: Ano ang dahilan ng pakikipagtulungan sa mga Hapones ng masang Filipino? Bakit nagdulot ng matinding karahasan ang kaniláng kolaborasyon sa mga Hapones?

Makaraan ang humigit sa 70 taon matapos ang Digmaang Asia-Pasipiko sa Asia, marami nang mga pananaliksik ang sumurì sa ibá't ibáng paksang may kinalaman sa pananakop ng mga Hapón sa panahon ng digmaan. Gayunman, kakaunti lang sa mga pag-aaral na ito ang tumalakay sa isyu ng kolaborasyon sa pananaw mula sa "ibabâ." Bagaman marami nang nailathalang pag-aaral tungkol sa popular na kasaysayang Filipino, iilan pa lámang ang mga historyador na sumurì sa katangian ng kolaborasyong nangyari sa lokal na pamayanan sa Filipinas.

Ang papel na ito ay naglaláyong ipaliwanag ang malaganap at matinding karahasang madalas na nangyari sa hanay ng masa o mga naninirahan sa mga pamayanan ng Leyte, isa sa mga rural na lugar sa Filipinas, sa panahon ng pananakop ng mga Hapón, na hindî pa lubos na nasusurì sa larang ng historyograpiyang Filipino. Sa pamamagitan ng balangkas teoretiko ni Ranajit Guha na ginamit sa historikal na pag-aaral niya tungkol sa kilusang masa sa India, ang kasalukuyang pananaliksik ay naglaláyong ipaliwanag ang katangian ng karahasan ng masa. Pagtutuonan nitó ang mga pagkilos ng ilang aktor, na ang marami ay kabílang sa mababàng panggitnang-uri kasáma na ang ilang lokal na opisyales ng pamahalaán (alkalde sa munisipalidad, ingat-yaman, o pinunò ng ilang bayan sa lalawigan), maliliit na lokal na mangangalakal, o mga magsasakáng

walâng sariling lupà na hindî gaanong nakapag-aral. Ang mga táong nabanggit ay karaniwan nang ituring bílang di-mahalagang aktor na násа "gilid" ng lipunang Filipino kapag isinasalaysay ang kasaysayan ng pananakop ng mga Hapón sa Filipinas. Ang ilan sa kanilá ay sinasabing nasangkot sa matinding karahasan sa panahong inoorganisa nilá ang mga grupong paramilitar upang tumúlong sa mga Hapón tulad ng Home Guard sa Ormoc o Jutai sa Abuyog. Dahil karaniwang itinuturing na hindî mahalaga sa historyograpiyang Filipino, ang kahalagahan ng karahasan ng masa ay nabalewala, at ang mararahas na pangyayaring ito ay itinuring na masamâng bahagi lámang ng mga kilusang makabayan na nasangkutan ng mga samaháng gerilya laban sa mga Hapón. Sa gayon, ang kaniláng papel sa lokal na kasaysayan ay nakalimutan na ng mga mamamayan, patí na ng mga lokal na historyador.

Sa pamamagitan ng pagtalakay sa ilang káso, sinikap na ipakíta sa papel na ang maliliit na aktor na ito na nása "gilid" ng lipunang Filipino ay iginiit ang sarili nilá sa lipunang dinodominahan ng mga *elite* tulad ng Lalawigan ng Leyte sa pamamagitan ng pakikipagtulungan sa mga Hapón. Gayunman, ang kaniláng mga pagkilos ay masyadong hiwa-hiwalay at manaka-naka at hindî napag-isa ang ibá't ibáng maliliit na elemento para mabuo ang isang kilusan na katulad ng Kilusang Sakdal o Hukbalahap sa Luzon na namayagpag sa panahong ito.

*Mga susing salitâ: pananakop ng Hapón, karahasan ng mga masa, kolaborasyon, di-pagkakapantay-pantay sa lipunan, di-tapos na rebolusyon*

## Introduksiyon

## Isang pananaw sa pagsusurì ukol sa karahasan

Karamihan ng mga historyador ay matagal nang nagpapaliwanag na ang patakaran ng pananakop ng mga awtoridad na Hapones sa Filipinas ay nagdulot ng ibá't ibáng klase ng karahasan. May mga dahilan kung bakit nangyari ang karahasan sa panahong iyon. Ayon sa isang dokumentong Hapón na pinamagatang "Nanpo Senryo Gyosei Jisshi Yoryo" 南方占領地行政実施要領 (*Guidelines Governing the Administration of the Southern Occupied Areas*), may tatlong prinsipyong batayan ng ganitóng patakaran: una, ang pagpapairal ng maayos na batas at pagpapanumbalik ng katiwasayan; pangalawa, ang pagkuha ng mahalagang likás-yaman; at pangatlo, ang pagsustento ng mga lokal na pamayanan sa mga pangangailangan ng Hapóng militar. Sa mga prinsipyong ito, ang unang prinsipyo, ang pagpapairal ng maayos na batas at pagpapanumbalik ng katiwasayan ang pinakamahalaga para sa puwersang nanakop sa Filipinas. Kung tutuosin, ang pangalawáng prinsipyo ang nag-udyok para makipagdigma ang Hapón dahil talagang naghikahos ang bansang ito sa likás-yaman. Ang Filipinas ay hindî itinuring na bansang may hustong likás-yaman. Ito ay isa sa mga lugar sa Timog-Silangang Asia na naging daanan lámang ng mga likás-yamang hinakot gáling sa Dutch East Indies o British Malaya patúngong Japan. Dahil dito, sa Filipinas na sinakop ng Japan sa panahong ito, isinagawa ng mga awtoridad na Hapones ang napakatinding patakaran na may kaugnayan sa kaniláng *peace keeping operation* para maayos na dumaan ang likás-yamang gáling sa East Indies at British Malaya patúngong Japan. Naging marahas ang operasyong pang-*peace keeping* ng mga sundalong Hapón sa Filipinas laban sa mga Filipino.[1]

Ayon naman kay Nakano Satoshi, isang historyador na Hapones, masasabing isinagawa ng mga awtoridad na Hapones ang patakaran ng pananakop ayon sa dalawáng pamamaraan: pagpapahinahon (*appeasement)* at pamumuwersa (*coercion)*. Ang patakaran ng pananakop sa bandáng Maynila ay di-gaanong marahas upang madalîng mahikayat ang mga dáting opisyales ng Komonwelt na makiugnay sa bagong rehimen. Sa gayon, ang pamamaraang nababatay sa *appeasement policy* ang lubos na ginamit para maayos na maipatupad ang batas at magkaroon ng katiwasayan sa lipunan. Ngunit pagdating sa probinsiya, medyo ibá ang sitwasyon. Sa umpisa pa lámang ng pananakop, naging napakaaktibo na ng mga gerilya laban sa mga Hapones. Sa ganitóng sitwasyon, maaasahang magiging magulo ang politika sa mga probinsiya na naging dahilan ng matinding karahasan ng mga sundalong Hapones laban sa mga gerilya, patí sa mga sibilyan. Upang lansagin ang ganitóng puwersang laban sa mga Hapones, unti-unting lumakas ang operasyon sa pamamagitan ng pamumuwersa. Ayon kay Nakano, dahil may ganitóng *ambivalent* na pamamaraan ang mga Hapones sa pananakop ng bansang ito, naging matindi ang karahasan (1999, 21–58).

Samantála, tungkol naman sa karahasan mismo, paano ba ito inilarawan ng historyograpiyang Filipino? Sa aking palagay, karamihan ng mga akademikong papel at mga pangkaraniwang libro tungkol sa karahasan sa panahon ng pananakop ng Japan ay isinusulat, hanggang ngayon, ayon sa perspektiba ng anti-kolonyalismo at anti-imperyalismo. Para sa mga Filipino, ang pananakop ng Japan ay isa sa mga pinakamalagim na panahon sa kasaysayan ng Filipinas. Kung kayâ, natural lámang na karamihan ng mga pananaliksik tungkol sa panahon ng Hapón ay nakatuon lámang sa paghihirap ng masa at ng mga gerilya laban sa malulupit na Hapones. Bukod sa mga pananaliksik sa Filipinas, ang tendensiya sa pagsusulat ukol sa karahasan ng pananakop ay kapareho rin sa Japan. Maraming mga ordinaryong aklat na inilathala sa Japan ang tumatalakay sa kalupitan ng mga sundalong Hapones (Terami-Wada 1994, 23–58; Ishida 1990, 1992; Tsutsui 1995; Ferias 1999; Ingles 1992; Syjuco 1988).

Ngunit may mga dapat pansinín o isipin kapag karahasan sa panahon ng digmaan ang pag-uusapan. Dapat nating alalahanin na ang karahasan sa panahon ng digmaan ay nagsasangkot sa ilang mga karakter at sumasaklaw sa ibá't ibáng aspekto. Ang karahasan sa pananakop ay hindî lámang resulta ng patakaran ng Japan. Maraming dahilan. Marami ring aktor ang kasangkot dito. Subalit kung pagbabatayan ang mga literaturang may kinalaman sa karahasan sa pananakop ng Japan, karamihan ng mga pagsusurì ay nakatuon lámang sa karahasang idinulot ng mga sundalong Hapones. Samantála, ang ibá pang aktor na sangkot din sa kalupitan at karahasan sa panahong iyon, tulad ng karahasang dulot ng mga gerilya, kolaborador, elite, o ibá pang bahagi ng masa, ay hindî gaanong binigyang-pansin ng mga historyador na Filipino.[2] Sa ibáng salitâ, ang mga diskusyon ukol sa karahasan sa pananakop ng Japan sa Filipinas ay kadalasang nakatutok doon lámang sa reaksiyon ng mga lokal na elite sa mga awtoridad na Hapones. Masasabing ang karahasan dito ay naging resulta lámang ng patakaran ng pananakop ng mga Hapones, na hindî ito itinuturing bílang isang penomenong nangyari ayon sa komplikadong dinamika ng lipunang Filipino.

Ang lipunang Filipino ay binubuo ng maraming uri ng mga tao, tulad ng mga elite sa itaas hanggang sa mahihirap na masa sa ibabâ. Kung gayon, masasabing ang karahasan sa pananakop ng Hapón ay siguradong kinasangkutan hindî lámang ng mga elite kundî ng nakararaming mahihirap din. Kahit sa loob ng lipunan ng mga nakakarami, maraming uri ng mga tao. Katulad ng tinalakay ni Ranajit Guha, isang historyador ng India na gumawa ng kaniláng kasaysayan sa subaltern studies, ang kategorya ng masa ay sumasaklaw hindî lámang sa mga magsasakáng walâng sariling lupain o ari-arian kundî maging sa mga kawani ng lokal na pamahalaán na may mababàng posisyon o sa may mababàng edukasyon, o sa maliliit na negosyanteng may kaunting puhunan sa kaniláng negosyo. Sa pananaliksik na ito, ang masang aking tatalakayin ay ang ganitóng uri ng mga tao ayon sa depinisyon ni Guha sa subaltern studies.[3]

**Karahasang nangyari sa "*periphery*"**

Dapat din nating pagtuonang-pansin ang karahasang nangyari sa loob ng komunidad na kinabibilangan ng maliliit o mahihirap na masa o tao sa lipunang Filipino sa panahon ng Hapón. Ang ganitóng perspektiba ay nanggagaling sa subaltern studies sa pananaliksik ng kasaysayan ng India. Sa pananaliksik na ito, titingnan ang nangyaring karahasan ng masa na naganap sa *periphery* sa lipunang Filipino mula sa pananaw ng kasaysayan ng masa. Ang perspektiba ng "*periphery*" ay nanggagaling sa teorya ng *center-periphery* na ginagamit sa pananaliksik ng ekonomiya sa Ikatlong Daigdig (Third World). Nababatay ito di-umano sa *dependence theory* ng Marxismo. Ang *center-periphery* ay magiging teoretikal na balangkas sa pananaliksik na ito upang tingnan ang pagkilos ng mga aktor na kasangkot sa karahasan ayon sa ilang mga uring panlipunan ng lipunang Filipino: ang pagkilos ng mga elitista, tulad ng asyendero, o mga propesyonal, at ang pagkilos ng maliliit na masa, tulad ng mga magsasaká na walâng lupà o sariling ari-arian, o maliliit na negosyanteng may kaunting pinag-aralan. Dito, gagawing ehemplo ang karahasang nangyari sa maliit na munisipalidad o baryo kung saan ang mga elite na nása sentro ay gumamit ng maliliit na masa na nása *periphery* o gilid. Kung kayâ, gagamitin dito ang *center-periphery theory* hindî lámang sa kontekstong heograpiko kundî sa konteksto ring pinansiyal at kontekstong may kaugnayan sa uring panlipunan (Burke 1992, 79–84; Borrinaga 2010).[4]

Kailangan ko ring banggitin na karamihan ng mga pananaliksik ukol sa panahon ng Hapón sa Filipinas ay hindî isinagawa sa konteksto ng uring panlipunan sa lipunang Filipino maliban lámang sa mga ginawang pananaliksik tungkol sa Hukbalahap o kilusang Sakdal sa Isla ng Luzon (Kerkvliet 1977; Terami-Wada 1988, 131–150; Terami-Wada 2014; Lebra 1977, 113–145). Halos lahat ng mga perspektiba sa mga pag-aaral ukol sa pagbabalangkas panlipunan (*social formation*) sa pagsulat ng kasaysayang panlipunan (*social history*) ay nakatuon sa relasyon ng mga pagkilos (*actuations*) ng lokal na elite at masa o magsasaká na walâng lupà (*tenants farmers*) (Rivera 1982, 1–13; Constantino 1975, 113–132). Matagal na sa historyograpiyang Filipino na ginagamit ang klasipikasyong kagaya ng mayamang intelektuwal na nása gitna ng lipunang Filipino, mga mayayamang mestiso o mestisa, o mga Filipinong Tsino upang ipaliwanag ang isang proseso ng paglakas ng puwersa ng himagsikan laban sa Español sa pamamagitan ng mga taóng nabanggit noong bandáng katapusan ng ikalabinsiyam na dantaon.

Subalit, ang papel na ginampanan ng maliliit na tao lalong-lalo na sa probinsiya ay hindî gaanong binibigyang-pansin ng mga historyador na Filipino. Pagdating naman sa pananaliksik ukol sa panahon ng Hapón, ang papel na ginampanan ng mga ito ay hindî pa nailarawan. Ang isang hakang ipinaliwanag ni Teodoro Agoncillo sa kaniyang sinulat na aklat na *A Short History of the Philippines*

(1975) ay ganitó: ang mga dáting mahirap na masa o maliliit na negosyanteng may kauting pinag-aralan ay nagkaroon ng malaking negosyo sa panahon ng Hapón at pagkatapos ng digmaan ay biglang umangat bílang panibagong *bourgeoisie* sa lipunang Filipino (Agoncillo 1975, 228). Hindî pa ito ganap na sinusurì o isinusulat sa historyograpiyang Filipino.

Sa ngayon, lumilitaw ang malaking katanungan ukol sa pagbuo ng kasaysayan ng masa sa historyograpiyang Filipino. Bakit hindî masyadong binibigyang-pansin ng mga historyador na Filipino ang mga pagkilos ng masa sa panahong ito, samantálang may ilan nang historyador na Filipino, tulad nina Agoncillo (1965; 2005), Constantino (1975; 1984), o Reynaldo Ileto (1997; 2001) na tumalakay sa papel na ginampanan ng masa sa kasaysayan? Maraming posibleng dahilan. Isa na rito ang Cold War matapos ang digmaan na may malaking epekto sa pagsulat ng kasaysayan ng Filipinas. Karamihan ng mga pagsusurì sa panahon ng Hapón ay nakatuon lámang sa aspekto ng politika. Dito, naging napakadominante ng simpleng perspektiba—*resistance* at *collaboration*—sa pagsusulat ng kasaysayan ng panahon ng Hapón sa Filipinas. At bagaman may mga dayuhang saliksik na isinagawa katulad ng kina Kerkvliet at Terami-Wada na tumalakay sa kalayaang hinahangad ng mga miyembro ng Hukbalahap o Partidong Sakdal, hindî tinalakay ng ibá pang historyador ang ibáng karahasang kinasangkutan ng masa sa ibáng lugar ng Filipinas. Para sa mga historyador na Filipino o kahit sa karaniwang mamamayan, walâng masyadong interes sa ganitóng saliksik tungkol sa karahasan ng masa sa panahon ng Hapón. Kung kayâ, masasabing nalimutan ang ganitóng pangyayari o katotohanan—na may maliliit na masa na kumilos túngo sa kalayaan ng kaniláng mga lugar na nagdulot ng matinding karahasan.

Sa pagsasaalang-alang ng ganitóng kakulangan sa pagsulat ng kasaysayan ng masa sa panahon ng Hapón, sa pag-aaral na ito, pagtutuonang-pansin ang papel na ginampanan ng mga aktor sa lipunang Filipino na hindî dapat uriin sa simpleng dikotomiya tulad ng elite vs. mass. Hindi ko muna gamitin ang ganitong simpleng dikotomiya sa pag-aanalisa sa papel na ito upang maluwag na intindihin ang komplikadong pangyayari ng karahasan sa panahon ng Hapón sa Filipinas. Kung kayâ, ang lokal na elite tulad ng mga opisyal sa maliliit na munisipalidad kabílang ang mga lokal na alkalde o maging maliliit na empleado ay ibibílang sa kategorya ng masa na binubuo ng mga magsasaká na walâng lupain o kahit munting ari-arian.

Ninanais kong patunayan sa pananaliksik na ito na ang masang nasa nabanggit na uri ng lipunan ay umangat sa loob ng napakatibay na lipunang hinawakan ng mga elite sa lalawigan ng Leyte. Nais ko ring ipakíta na ang pagkilos ng masa sa periphery sa lalawigang ito ay isang dahilan ng pagbabago sa lipunan. Kagaya ng ipinakíta ni David Howell sa kaniyang pananaliksik tungkol sa pagbabago sa lipunang Hapón matapos ang panahon ng Edo o matapos ang piyudalismo sa

Japan sa panahon ng Meiji Restoration, ang mga nilikhâng elemento na bumubuo ng pagbabago sa lipunan ay magiging sanhi naman ng pagbabago sa kabuoan ng lipunan.[5] Kung kayâ, may malaking posibilidad na ang panahon ng Hapón sa ibá't ibáng lugar ng Filipinas ay nagbigay ng pagkakataón sa masa, na matagal nang inaapí ng mga makapangyarihan sa lokal na pamayanan, na magdulot ng malaking pagbabago sa kaniláng lipunan. Ang ibig sabihin nito ay ang masa na nása ilalim ng lipunan ay bumangon laban sa mga elite sa pamamagitan ng karahasan. Inaakalà natin na ang ganitóng karahasan mula sa kamay ng masa ay isang resulta lámang ng kaniláng matapat na kolaborasyon sa mga Hapones, kung kayâ maraming mga sibilyan ang naging biktima ng kalupitan ng mga Hapones. Subalit, may ibáng anggulo rin dito—na ang karahasan sa panahong ito ay natagpuan din sa mga komunidad ng masa sa periphery.

Sa dalawáng nailathala kong papel noong 2012 at 2013, natalakay ko na ang kaguluhan sa politika ng mga Filipinong elite sa panahon ng Hapón sa pamamagitan ng isang ehemplo—ang bayan ng Ormoc, Leyte, patí ng buong lalawigan ng Leyte. Noong 1980, tinalakay din ni Alfredo McCoy ang kaguluhan sa politika at mga karahasang nangyari sa lalawigan ng Iloilo. Sa kaniyang pananaliksik, ipinakíta niya ang sitwasyon ng oligarkiya ng mga elite sa lugar na ito na hindî masyadong naapektuhan ng panahon ng Hapón. Subalit, ang aking nagawang pananaliksik, gayundin ang kay McCoy, ay parehong hindî tumalakay sa kaharasan ng masa laban sa mga elite o ng mga elite laban sa masa (McCoy 1980, 158–203; Ara 2011, 119–150; Ara 2012, 33–68; Ara 2013, 70–108).

Sa pamamagitan ng perspektiba—sa pagsusurì sa mga karahasang nangyari sa periphery sa lipunang Filipino—nais kong ipakíta kung paano naging matindi ang karahasan sa panahon ng Hapón sa Filipinas.

## Sitwasyon ng masa sa *"periphery"* sa panahon bago ang digmaan

Kapag isinaalang-alang din ang mga karahasang nangyari sa panahon ng Español at Amerikano, masasabing ang karahasan ay hindî nangyari sa panahon ng Hapón lámang. Ang karahasan ay naobserbahan maski sa panahon ng himagsikan ng mga Filipino laban sa España, digmaan ng Filipinas at America, at sa panahon ng Amerikano. Resulta ng pang-aapí ng mga awtoridad ng pamahalaáng kolonyal laban sa mga tao ang mga ito. Minsan, ay nangyari ang mga ito dahil sa mga interaksiyon ng mga Filipinong elite at mga ordinaryong masa sa loob ng matibay na lipunang kinokontrol ng mga Filipinong elite.

Sa panahon ng Amerikano, hindî gaanong naging halata ang mga karahasan dahil sa *benevolent policy* na ipinahayag ng mga awtoridad na Amerikano hábang hinangad ng mga elite ang tunay na kasarinlan. Kayâ lang, ang implementasyon ng

sistema ng eleksiyon ay naging dahilan ng kaguluhan sa politika, at minsan ay naging sanhi ng matinding karahasan sa mga tao. Simula sa panahon ng pangangampanya sa eleksiyon ng pangulo ng Komonwelt noong 1935, lalong naging matindi ang karahasan sa politika sa Filipinas lalong-lalo na sa eleksiyon sa mga lalawigan.[6]

Samantála, ang mga magsasaká na walâng sariling lupa o ari-arian sa kaniláng mga lugar na matagal na násа ilalim ng kapangyarihan ng mga asyendero ay talagang naghikahos. Ang mga magsasaká na aking tinutukoy sa pananaliksik na ito sa lalawigan ng Leyte ay maraming problema sa kaniláng produktong inaáni at sa parteng kailangang ibigay sa kaniláng mga amo o may-ari ng lupà. Kompara sa mga magsasaká sa ibá pang bahagi ng Filipinas, halatang-halata ang kaniláng paghihirap kapag sitwasyon ng pagkakasáma ang pag-usapan.

Ayon sa estadistika ng agrikultura noong 1938 bago ang Ikalawang Digmaang Pangdaigdig, ang proporsiyon ng *cultivated land*, sa mataas o mababàng lugar man, sa lalawigan ng Leyte ay hindî pa umábot sa 20 porsiyento kapag inihambing ito sa sitwasyon sa lalawigan ng Luzon (70 hanggang 80 prosiyento) at sa Isla ng Panay (60 hanggang 70 porsiyento). Ayon din naman sa estadistika ng pag-aáni ng palay noong 1938, ang porsiyento nitó sa Leyte ay hindî pa umábot sa 25 porsiyento, samantála, ito ay mahigit sa 90 porsiyento sa mga lalawigan sa gitnang Luzon katulad ng sa lalawigan ng Bulakan o ng Nueva Ecija. Maitutulad din ang ganitóng sitwasyon ng mga magsasakáng walâng sariling lupa sa Leyte kung titingnan ang bílang ng *land ownership*. Ang bílang ng solong pagmamay-ari (*single ownership*) sa Leyte noong 1938, tulad ng mayayamang asyendero, ay 47,086; samantála ito ay nása 7,653 sa lalawigan ng Bulakan. Ang kalakihan ng cultivated land na pagmamay-ari ng solong may-ari sa Leyte ay 159,134.67 ektarya na halos walong ulit ang laki kompara sa Bulakan na mayroon lámang 21,798 ektarya.[7] Sa ganitóng sitwasyon, na malakas ang asyendero sa mga lupaing kaniláng hinawakan sa pamamagitan ng solong pagmamay-ari, ang mahihirap na magsasaká ay naging lalong mahirap dahil sa pagpapanatili sa oligarkiya ng mga elite sa lugar.

Dagdag pa rito, ang sitwasyon ng edukasyon sa Leyte ay isa ring sanhi ng paghihirap ng masa. Ayon sa estadistika ng edukasyon mula 1940 hanggang 1941, ang bílang ng mga batàng nakapag-aral sa primaryang edukasyon sa taóng 1940 ay 99,320. Sa susunod na taon, 1941, lumaki ang bílang nitó—naging 127,349. Subalit, ang bílang ng mga nakapag-aral sa sekundaryang edukasyon ay 2,945 lámang. Kahit noong 1941, hindî pa ito umábot ng 4,000; ito ay 3,726 lámang. Hindî nabago ang ganitóng sitwasyon ng edukasyon sa Leyte kahit noong 1960, halos 15 taon makalipas ang panahon ng digmaan. Ayon sa estadistika sa taóng ito, ang mga hindî nakapag-aral kahit sa elementarya lámang ay mahigit sa 36 porsiyento ng lahat ng mga dapat sánang nakapag-aral sa mga eskuwelahan.[8] Kung tutuosin, ang

mga nakapag-aral sa ibá't ibáng baitang sa eskuwelahan ay puro anak ng mga elite sa lalawigan. Karamihan ng mahihirap, tulad ng mga magsasakáng walâng sariling lupain ay walâ namang sapat na kakayahang pinansiyal para paaralin ang kaniláng mga anak. Dahil talagang kapos silá sa wastong edukasyon, halos lahat ng mahihirap ay walâng pagkakataóng makapagtrabaho na may hustong pagkakakitaan.

Gayumman, maski matagal na siláng nasa ilalim ng kapangyarihan ng mga asyendero, nagtitiis silá sa napakabigat na trabaho o sa pang-aapí dahil kung minsan, ang kaniláng mga ámo sa lupain ay nakikibahagi sa kaniláng paghihirap o iyong tinatawag ni Clifford Geertz na "*shared poverty*.[9]" Kung kayâ, di katulad ng kilusang Sakdal sa lugar ng Tagalog sa Luzon kung saan may matinding kilusan laban sa pamahalaán sa panahon ng Amerikano, walâng masyadong ganitóng uri ng panghihimagsik ng mahihirap laban sa awtoridad. Subalit, ang damdáming ito ay unti-unti nang nagiging halata sa lokal na pamayanan sa Leyte noong panahong nilusob na ng Hapón ang Kabisayaan. Ang pananakop ng Hapón sa lugar na ito ay nagpasigla sa mahihirap sa *periphery* upang kaniláng labanán ang mga makapangyarihan.

## *"Peace Keeping Operation"* ng mga Awtoridad na Hapones at Karahasan

### Simula ng pananakop ng Hapón at organisasyon ng mga grupong vigilante sa Leyte

Di masyadong mabilis ang paglusob ng mga Hapones sa Kabisayaan kung ikokompara sa paglusob nilá sa ibá pang lugar sa Filipinas.[10] Ang puwersang Hapón na lumusob sa Kabisayaan ay ang 62nd Infantry Regiment na pinamumunuan ni Colonel Nagano Kameichiro na nása ilalim ng 14th Japanese Army sa Maynila. Ang puwersang ito ni Colonel Nagano ay dumating sa may Capoocan, isang maliit na munisipalidad sa bandáng tabíng-dagat ng Hilagang Leyte, noong 26 May 1942. Pagdating nilá sa Tacloban, ang kabisera ng Lalawigan ng Leyte, pinalitan silá ng Matsunaga Unit (isang *company force* na nanggaling sa 10th Independent Battalion na pinamumunuan ni Brigadier General Ikuta Torao) noong unang linggo ng Hunyo 1942. Ang Matsunaga Unit ay pinalitan na naman ng 36th Independent Battalion Infantry na pinamumunuan ni Colonel Omori Yoshitsugu noong Oktubre 1942.[11] Ayon sa mga rekord, sa umpisa ng pananakop ng mga Hapones sa Leyte, medyo tahimik pa ang sitwasyon at hindî pa masyadong maguló sa lugar na ito. Subalit, maraming *vigilante groups* (VG) ang naorganisa sa ibá't ibáng lugar sa Leyte na nagbanta sa mga Hapones. Unang-una, ang mga VG ay nilikhâ ng mga elite o propesyonal, tulad ng asyendero, manggagámot, nars, guro sa mga eskuwelahan, o mga empleado ng pamahalaán, upang umano ay kaniláng protektahan ang mga residente na nangamba sa mga pag-atake ng mga Hapones. May mga di-pagkakasundo-sundo sa mga miyembro ng VG na naging sanhi para hindî magkaroon ng pagkakaisa laban sa mga Hapones.

Sa mga VG na ito, mayroong naging pormal na gerilyang yunit na nása ilalim ng United States Army in the Far East (USAFFE) at ng United States Forces in the Philippines (USFIP). Pagkatapos ipag-utos ang pagsukò sa Japan, may mga ayaw sumukò at umuwi muna sa probinsiya. Dito, nakapagtagò silá sa kabundukan upang kaniláng ipagpatúloy ang pakikipaglaban sa mga Hapones. Samantála, may ilang VG sa ibá't ibáng lugar sa Leyte na inorganisa ng masa.

Ang mga nakasáli sa ganitóng klase ng organisasyon ay itinuring ng lokal na pamahalaán, hindî bílang grupo ng bayani, kundî bílang grupo ng bandido o tulisán na kung minsan ay gumawa rin ng karahasan laban sa mga sibilyan hábang ang ilan ay nakipagkolaborasyon sa mga Hapones. Ang ganitóng organisasyon tulad ng VG na binuo ng mahihirap sa lokal na pamayanan ang siyáng tatalakayin sa susunod na seksiyon.

**Aktibidad ng grupong paramilitary na maka-Hapón (Jutai)**

Sa umpisa pa lang ng pag-oorganisa ng mga grupo ng gerilya laban sa mga Hapones, marami ring mahihirap ang nakasalì bukod sa mga miyembro ng elite. Kayâ lang, sa bandáng hulí, maraming mahihirap na miyembro ang umalis sa una niláng sinamahang organisasyon dahil hindî sapat ang kaniláng tinanggap na suweldo.[12] Iyan ang naging sanhi ng kahinaan ng organisasyon at di-pagkakasundo sa loob nitó.

Ang mahihirap na miyembro ng VG ay pinahawak ng mga baril na naging dahilan ng kaniláng pagmamalaki kontra sa mga asyendero o mga elite sa kaniláng lugar. Ang kaniláng paghawak ng baril ay nagbigay-daan sa matinding karahasan sa mga elite, at maging sa ordinaryong masa rin. Naging "*anarchy*" talaga ang sitwasyon sa Leyte habang napakaaktibo ng mga organisasyon. Noong Disyembre 1942, ang lokal na pamahalaáng sinuportahan ng mga Hapones sa Tacloban ay sumulat kay Jorge Vargas, ang komisyoner ng Philippine Executive Commission. Sinabi sa liham na dahil napakaguló ng sitwasyon sa lalawigan, ang ganitóng organisasyon ay dapat na ituring na "bandido" o tulisán at dapat nang lansagin.[13]

Bagaman itinuturing siláng mga grupo ng tulisàn, nilapitan ng mga awtoridad na Hapones ang mga grupong ito ng VG na binuo ng mahihirap na miyembro. Noong Disyembre 1943, gumawa ang 16th Division of the Japanese Army ng isang opisyal na ulat tungkol sa sitwasyon ng masa sa Leyte. Ayon sa ulat na ito, inilarawan ng Hukbong Hapón ang mahihirap nang ganitó: "Napakasimple naman ng mga lokal na residente dito na karamihan ay hindî umaábot sa katalinuhan ng mga tao sa may Isla ng Luzon." Dagdag dito: "Dahil walâ siláng pinag-aralan, halos lahat silá ay madalîng akitin sa organisasyon ng mga gerilya laban sa Hapón, ngunit, kung ipakikíta natin ang ating kabaitan sa kanilá, madalî rin siláng kumampi

sa atin." Naniwala ang mga awtoridad na Hapones na maaari siláng gamitin para idagdag sa puwersa ng Japan laban sa mga gerilya. Sa pangalawáng yugto ng taóng 1943, inumpisahan ng Japan na kasangkapanin ang ganitóng uri ng mahihirap sa kaniláng operasyon laban sa gerilya.[14]

Ang isang ehemplo ng aktibidad ng mga grupong maka-Hapón na ginamit laban sa mga gerilya ay nangyari sa may bandáng silangan ng Leyte na binubuo ng ilang munisipalidad gaya ng Tacloban, Alang-Alang, Dulag, Tanauan, Burauen, Dagami, at Abuyog. Simula Nobyembre 1943, naging aktibo ang operasyong panlaban sa mga gerilya ng mga awtoridad na Hapones dahil simula noong Oktubre 1943, ang watak-watak na mga gerilya laban sa Hapón ay nagkaisa sa ilalim ng utos ni Colonel Ruperto Kangleon. Sa panahong ito, ang mga mahihirap na miyembro ng gerilya na umalis sa grupo ni Col. Kangleon ay kinuha ng mga awtoridad na Hapones. Inumpisahan ng mga Hapones ang pag-oorganisa ng paramilitary group upang paalisin ang mga elementong makagerilya sa mga baryo at arestuhin ang mga ito.

Isa sa mga paramilitary group na maka-Hapón ay ang Jutai sa may bahagi ng silangan ng Isla ng Leyte. Ang bansag na Jutai（自由隊）sa wikang Hapones ay nangangahulugang "grupo ng militar túngo sa kalayaan." Ang paramilitary group na ito ay binuo ayon sa isang Kautusang Pampangasiwaan Blg. 77 (*Executive Order*) tungkol sa paglikhâ ng District and Neighborhoood Associations (DANAS) na inilabas noong Agosto 1942.[15] Ang silangang bahagi ng Leyte ay nása ilalim ng impluwensiya ng dalawáng prominenteng lider ng gerilya na sina Pedro Gallego at Catalino Landia sa panahong iyon. Siláng dalawa ay nanumpa ng katapatan kay Col. Kangleon at ang puwersa ng gerilya nilá ay pinasalì sa Leyte Area Command bandáng Oktubre 1943.

Dahil nagkaisa ang buong puwersa ng gerilya ng Leyte maliban lámang sa puwersa ni Blas Miranda sa bandang Ormoc, lumakas din ang operasyon ng mga Hapones laban sa mga gerilya. Dito naman sa silangang bahagi ng Leyte, nakatalaga ang 2nd Battalion ng 20th Infantry Regiment (Kumandante, Captain Namba Yoshitaro, Namba Unit) ng Hukbong Hapón simula Disyembre 1943. Sa Dulag, ang Namba Unit ay pinalitan ng 6th Company ng 2nd Battalion ng 22nd Regiment in Field Artillery (Masuda Unit) na pinamunuan ni Captain Masuda Tatsuro.[16] Pagkatapos nitó, ang Masuda Unit ay nagpabilis ng pag-oorganisa ng Jutai. Ang Kempeitai (Japanese Military Police) sa Tacloban din ay nakasalì sa pag-oorganisa ng Jutai.

Bagaman walâng masyadong detalyadong rekord tungkol sa Jutai, kahit paano, ang ahente ng CIC ng Hukbong Amerikano (Counter-intelligence Corps) ay may ginawang rekord dito dahil marami siláng naisagawang interogasyon sa

mga kasangkot sa Jutai matapos ang digmaan sa Leyte. Malaláman kung paano naorganisa ang grupong ito at kung paano silá nagsagawa ng kaniláng operasyon laban sa mga gerilya. Sa umpisa palá ng pananakop ng Japan, sa may silangang bahagi ng Leyte, nahirapan umano ang mga awtoridad na Hapones sa pagsasagawa ng operasyong pangmilitar laban sa mga gerilya dahil walâ siláng alam sa katutubong wika sa lugar, tulad ng Waray, at dahil hindî nilá kabisado ang lugar. Iyan ang mga dahilan kung bakit nangailangan ang awtoridad na kunin ang mga residente upang maorganisa ang Jutai.

Napansin ng mga awtoridad na Hapones na marami palá ang umayaw sa mga grupo ng gerilya laban sa Hapón dahil ang mga prominenteng lider ng mga ito ay puro malalakíng tao sa lokal na pamayanan na noong panahon ng Amerikano ay nang-api sa mahihirap. Lumápit ang Masuda Unit sa mga ito upang paanibin sa binuo niláng paramilitary group, ang Jutai. Ayon sa rekord ng CIC, ang mahihirap na miyembro ng Jutai ay nabigyan ng mga awtoridad na Hapones ng 100 piso kada buwan bílang suweldo. Minsan, binigyan umano silá ng mga damit at pagkain para sa kaniláng kasipagan sa organisasyong Jutai.[17]

Tingnan natin ang isang ehemplo ni Francisco Cañavela na taga-Dulag, Leyte. Si Francisco ay isa sa mahihirap na mangingisda sa Dulag noong panahon ng Amerikano. Bukod sa pangingisda, nagtrabaho rin siyá bílang utusán sa pamilyang Gallego at Elmedo na parehong naging lider ng gerilya noong panahon ng Hapón. Dahil dito, matagal na siyáng may poot sa kanilá. Maski sa panahon ng Hapón, nanatíli ang gálit niya sa kanilá. Pagdating ng panahon ng Hapón sa Dulag, may panibagong sitwasyon sa kaniláng búhay. Sina Gallego, Landia, at Elmedo ay nag-organisa ng mga VG. Ang mag-amáng Francisco ay nakasalì rin bílang miyembro ng gerilya laban sa mga Hapones. Si Antonio, ang amá ni Francisco, ay nahirang bílang pulis kahit walâ siyáng pinag-aralan. Noong 1942, nang nása ilalim ng impluwensiya nina Gallego at Landia ang lugar ng silangang bahagi ng Leyte, ang mag-amá ay nakasáma sa isang company force ng Matsunaga Unit papuntang Tacloban. Pagdating sa Tacloban, kinuha siláng dalawa ng Kempeitai bílang ahente ng *intelligence unit*. Sa unang yugto ng 1944, inumpisahan niláng sumáli sa Jutai. Nang makapanayam siyá ng CIC matapos ang digmaan, sinabi niya ang ganitó:

> Lahat kaming magsasaka ay talagang natakot sa mga grupo ng gerilya pati sa mga Hapones. Kahit na naging miyembro kami ng gerilya, kailangan naming lumaban sa mga Hapones maski gutom kaming lahat. Noong hinikayat kami ng Kempeitai para maging ahente nila, hindi kami naniwala sa kanilang alok dahil bibigyan daw kami ng malaking pera, pagtapos, ang sabi nila'y may dagdag na 50 pesos kada pag-aresto ng mga gerilya. Bandang huli, naniwala kami sa sinabi ng mga Hapones dahil talagang mahirap ang buhay namin

noon. At saka, matagal na naming gustong maghiganti sa mga taong mapera kagaya ng mga asyendero.[18]

Marami pang dahilan kung bakit silá pumayag na makipagkolaborasyon sa mga Hapones. Sa pangkalahatan, naging pinakadahilan nitó ang kaniláng paghihirap sa búhay. Ang pagpatay sa kaniláng mga pamilya o kamag-anak na ginawa ng mga miyembro ng mga gerilya ang naging dahilan ng kaniláng pagsáma sa mga Hapones. Simula nang nagkaroon ng paramilitary group sa nabanggit na mga bayan sa Leyte, naging matindi ang karahasan sa pagitan ng mahihirap at ng mayayaman na karamihan ay sumáli sa pakikipaglaban sa mga Hapones bílang gerilya.

Tingnan natin ang isa pang ehemplo ni Anselmo Tarazona sa Dagami na matatagpuan sa bandáng gitna ng Leyte. Si Tarazona ay tubòng Cebu na ipinanganak noong 1908. Bago magsimula ang digmaan, isa siyáng mahirap na magsasaká sa Dagami. Paglusob ng Japan sa Leyte sa unang yugto ng 1942, sumáli siyá sa grupo ng isang gerilya o VG sa kaniyang lugar, subalit hinúli siyá ng mga tauhan ni Col. Matsunaga sa Tacloban. Matapos siyáng mahúli, nag-umpisa siyáng magtrabaho bílang utusán sa isang kampo ng Matsunaga Unit sa Tacloban. Naging malapít ang damdámin ni Tarazona di-umano sa mga Hapones maski noong panahon ng Amerikano dahil pinakasalan ng isang Hapones sa Dagami ang kaniyang anak na babae. Ayon sa isang testimonya ng taga-Dagami, hábang nagkasáma siláng dalawáng mag-asawa sa kaniyang bahay, unti-unti na siyáng natúto ng wikang Hapón. Kung kayâ, noong naláman ng mga awtoridad na Hapones sa Tacloban ang kaniyang kapasidad sa wikang ito, ginawa siyáng isang tagasalin sa opisina ng Kempeitai. Sa sumunod na taon, 1943, patúloy pa rin ang kaniyang pagtatrabaho sa Hukbong Hapón upang makakuha ng sapat na salapî sa pamamagitan ng kaniyang pagsisilbi bílang tagakatay ng karne o tagakuha ng pagkain sa mga baryo.[19]

Simula Nobyembre 1943, tumúlong siyá sa Omori Unit sa kaniláng operasyong pangmilitar laban sa mga gerilya. Naging espiya umano ito para ibigay sa mga Hapones ang mga impormasyon ukol sa mga aktibidad ng mga gerilya. Isang araw ng Nobyembre, ibinigay ni Tarazona sa mga awtoridad na Hapones sa Dulag ang impormasyong may kinalaman sa kontak ng mga gerilya na isang pamilya sa Dagami—si Dumduma. Rumesponde kaagad ang mga Hapones (Yamashita Unit sa Dulag) para arestuhin ang mga elementong umano ay konektado sa mga gerilya ni Captain Elmedo. Labing-isang katao kasáma ang dalawáng batà ang inaresto upang dalhin sa kampo nilá. Dito isinagawa ang mahigpit na imbestigasyon. Kinaumagahan, dalawáng tao sa pamilyang Dumduma ang binitay ng mga awtoridad na Hapones.[20]

Ang ganitóng operasyong nakabatay sa impormasyong ibinigay ni Tarazona ay ginawa na naman ng mga Hapones sa Dagami noong Abril 1944. Dito, limang tao ang kaniláng inaresto at pinahirapan sa kampo. Ayon sa rekord ng CIC, lahat silá ay

binitay matapos ang masusing imbestigasyon ng mga Hapones. Isang kapitbahay ni Tarazona ang nagtestimonya na si Francisco Sudario, ang alkalde ng Dagami noong panahong iyon, ay kasangkot din sa insidente.[21]

Ilan kayâ sa mga residente o mahihirap ang sumáli sa Jutai? Bagaman walâng komprehensibong rekord tungkol dito, ipinakikíta ng rekord ng CIC na ang bílang ng mga sumáli rito ay umábot ng mga 500 o 600.[22] Ang mga sumáli ay pinadaan muna sa propagandang anti-Amerikano na isinagawa ng Kempeitai. Kapag silá ay nása lugar kung saan isinagawa ng mga Hapones ang operasyon laban sa mga gerilya, ginabayan nilá ang mga Hapones sa lugar na hindî nilá kabisado at bakâ may mga elemento ng gerilya. Matapos ang digmaan, maraming miyembro ng Jutai ang naimbestigahan at ang ilan sa kanila ay kinasuhan ng People's Court. Subalit, may mga káso namang inabsuwelto silá ng mga tagausig (*special prosecutor*) dahil sa kawalan ng mga ebidensiya laban sa kanilá. At sa mga káso sa People's Court, bagaman marami ang mga sinumpaang salaysay na ginawa ng mga saksi laban sa mga miyembro ng Jutai, umurong silá sa bandáng hulí, at kung minsan pa nga ay binaligtad ang una niláng sinabi sa mga sinumpaang salaysay para maging pabor sa mga nasasakdal ang mga nilalamán nitó. Kung kayâ, sa mga kinasangkutan niláng karahasan, mahirap alamin kung ilan ba ang kasangkot sa pagpatay ng mga sibilyan. Subalit, kung hindî dahil sa kanilá, hindî sána nagtagumpay ang operasyon ng mga Hapones laban sa mga gerilya sa Leyte.

Ang Jutai ay nakipag-ugnayan din sa isang kompanyang pangangalakal ng Hapon, ang Daido Boeki Kaisha (Daido Trading Company, kasalukuyang Marubeni), upang makakuha ng pagkain sa mga baryo. Isa sa mga miyembro ng Jutai na nakipag-ugnayan sa Daido sa Dulag, Burauen, at Abuyog ay si Eliseo Lopez, abogado at ingat-yaman ng Abuyog. Sa bayan ng Dulag, naging maayos di-umano ang lokal na pangangasiwa sa ilalim ng Alkalde Bautista kasáma si Captain Yamazoe, isang komandante ng Hukbong Hapón noong 1943. Si Lopez ay humanga kay Captain Yamazoe dahil magaling siyáng mangasiwa ng pananakop sa bayan. Ayon sa rekord ng CIC na kalakip sa file ni Lopez sa People's Court Papers, taos-pusòng nakipagkolaborasyon si Lopez sa mga awtoridad na Hapones lalong-lalo na sa mga ekonomikong aktibidad upang makuha ang produkto ng kopra sa bandáng Dulag at patí na sa Abuyog. Si Captain Yamazoe ay hinangaan umano ng mahihirap sa bayan ng Dulag dahil nauunawaan niya silá at minsan ay nabigyan silá ng pagkain at mga damit. Kapalit nitó, hinikayat niya ang mahihirap na residente na maging miyembro ng Jutai[23].

## Mga karahasang idinulot ng puwersa ng pulis, PC o BC

Bukod sa organisasyon ng Jutai sa silangang bahagi ng Leyte, mayroon pang ibáng klase ng paramilitary group na tinulungan ng mga puwersa ng pulisya

sa lalawigang ito, tulad ng PC (Philippine Constabulary) o BC (Bureau of Constabulary). Ang unang puwersa ng pulisya sa Filipinas ay naorganisa sa panahon ng Amerikano noong 1901 upang panatilihin ang kapayapaan at katiwasayan sa Filipinas matapos ang panahon ng rebolusyon laban sa España at digmaan ng Filipinas at America. Sa simula ng pag-organisa ng puwersa ng pulisya sa Filipinas, ang PC ay walâ pang sapat na puhunan at tauhan para sa maayos na pangangasiwa sa organisasyong ito. Ayon sa obserbasyon ni Hayden, noong dekada 1920 at dekada 1930 sa buong kapuluan, nagkaroon di-umano ng kapayapaan maski sa mga lalawigan, at walâng masyadong karumal-dumal na krimen na naimbestigahan ang PC. Hábang gumaganda ang sitwasyon ng seguridad sa lipunang Filipino, kapansin-pansing bumabà ang kalipikasyon ng mga bumubuo ng PC. Upang lutasin ang ganitóng problema, itinayô ng Pamahalaang Komonwelt ang State Police Force, subalit hindî naging matagumpay ang balak na ito. Ang organisasyon ng pulisya sa panahong iyon ay ginawang pribadong hukbo, kung minsan, para sa mga prominenteng politiko sa mga lalawigan. Kung kayâ, may mga puwersa ng pulisya sa mga lalawigan na binuo ng mahihirap na tauhan na walâng pinag-aralan.[24]

Ang ganitóng tendensiya sa organisasyon ng pulisya simula sa panahon ng Amerikano ay hindî nabago maski sa panahon ng pananakop ng Japan. Tungkol naman sa pangangasiwa ng pulisya, sumandal ang mga awtoridad na Hapones sa organisasyon ng PC. Subalit, dahil may kakulangan sa mga tauhan nitó, tuloy-tuloy na ipinasok ng mga awtoridad na Hapones ang maraming tauhan sa mismong organisasyon ng PC o BC na karamihan nitó ay mahihirap sa lokal na pamayanan kahit na walâ siláng sapat na pinag-aralan. Dahil dito, naging matindi ang karahasan sa mga lalawigan at kung minsan ay nagkaroon ng paghahatì-hatì ng mga residente sa kaniláng mga komunidad. Pinahawak ng lokal na pamahalaán ang mga residenteng walâng alam, tulad ng mga magsasaká na walâng lupain o ari-arian, ng mga baril na naging dahilan ng kaniláng pagiging mayabang sa mga kapitbahay o sa kaniláng mga dáting ámo sa mga asyenda. Sa ganitóng paghawak ng mga baril, may gumagawa ng masasamâng gawain kagaya ng pagnanakaw sa mga kapitbahay, panggagahasa sa mga babae, o pagpatay ng mga simpleng sibilyan. Tingnan natin dito ang dalawáng ehemplo ng mga tauhan ng PC at BC na nakipagkolaborasyon sa mga Hapones: isang miyembro ng BC sa Abuyog at Dulag, at isang miyembro ng Home Guard sa Ormoc.

Ang mga bumuo ng PC, BC, o Jutai ay mahihirap na magsasaká o maliliit na negosyante. Si Gomerciendo Gobencion ay isa sa mga sumáli sa *disciplinary action* (operasyon laban sa mga gerilya) ng Japan sa munisipalidad ng Abuyog. Isa siyáng mahirap na magsasakáng Intsik na ipinanganak sa Tanauan. Ayon sa ilang saksi para sa káso ni Gobencion sa People’s Court matapos ang digmaan, si Gobencion ay sumáli sa PC sa edad na 17 kahit tumutol ang kaniyang mga magulang. Noong panahon ng Hapón, hinikayat ng kaniyang kaibigan si Gobencion na sumáli sa

grupo ng gerilya na pinamunuan ni Catalino Landia, subalit tinanggihan nitó ang anyaya para ipagpatúloy ang kaniyang pagsisilbi bílang sundalo sa PC dahil sa tinatanggap na sapat na suweldo. Higit pa sa ganitóng rason, si Gobencion ay umayaw sa mga grupo ng gerilya dahil ang mga namumunò sa gerilya ay puro elite na pawang mga maperang tao o mga makapangyarihang asyendero. At ang pagsunog ng kaniyang bahay ng mga tauhan ni Landia ay isa pang dahilan kung bakit siyá nagpasiyáng maging kolaborador para sa mga Hapones.

Simula sa pangalawáng yugto ng taóng 1943 hanggang sa unang yugto ng 1944, nang naging matindi ang pag-atake ng mga Hapones laban sa mga puwersa ng gerilya, naging matindi rin ang operasyon ng BC na sinalihan ni Gobencion laban sa mga gerilya. Masipag siyáng nakipagtulungan sa mga Hapones sa mga gawaing pampropagandang anti-Amerikano, at sapilitan niyang kinuha ang mga pagkain o mga damit mula sa sibilyan. Kasangkot siyá sa pag-aresto ng mga elemento ng gerilya sa mga baryo. Kasáma rin siyá sa imbestigasyon ng mga Hapones ukol sa paraan ng torture o pagpapahirap. Ayon sa mga testimonya ng mga residente, kinasangkutan ni Gobencion ang sampung káso ng pagpatay ng mga sibilyan na pinaghinalaang elemento ng mga gerilya. Bagaman isa siyáng menor-de-edad, abusado umano ito sa mga residente. Matapos ang digmaan, inamin ni Gobencion sa imbestigador ng CIC na naniwala siyáng ang Japan ang magbibigay ng panibagong búhay para sa mahihirap na magsasaká. Sa kaniyang hinarap na káso sa People's Court na nagturing sa kaniláng traydor ayon sa Revised Penal Code Art.114 ng Pamahalaan ng Komonwelt, nahatulan siyáng may kasalanan. Subalit hindî siyá ikinulong dahil siyá ay menor-de-edad. Dahil sa mga káso ng kolaborasyon ng mga miyembro ng BC o PC, ang lokal ng pamayanan ng Abuyog ay matagal nang nahatì. Ang mga residenteng biniktima ng kaniláng matinding karahasan ay nagkaroon ng poot sa mga dáting miyembro ng puwersa ng pulis.[25]

### Home Guard at Naval Police sa Ormoc

Samantála, naging sanhi rin ng kaguluhan sa loob ng lokal na pamayanan ang pagtatayô ng Home Guard sa bayan ng Ormoc, Leyte. Sa may Ormoc, napakasagana ng produkto ng asukal simula pa noong panahong Español at Amerikano. Maraming tubohan sa bayang ito, at ang mga ito ay pinamahalaán ng ilang malalakíng asyendero tulad nina Tan, Mejia, Larrazabal, Torres, Cabahug, Serafica, Pastor, at Hermosilla. Ang karamihan ng mahihirap ay talagang naghikahos sa ilalim ng mga asyenderong ito. Bagaman malakas nga ang nabanggit na mga asyendero sa Ormoc, sinuportahan ng masa si Catalino Hermosilla, ang alkalde ng Ormoc sa panahon ng Hapón. Si Hermosilla ay panalo sa lokal na halalan noong Disyembre 1941, at nagpatuloy pa rin ang kaniyang panunungkulan bílang alkalde pagdating ng isang maliit na *platoon* ng mga Hapones noong Mayo 1942 na pinamunuan ni

Lieutenant Hirayama. Magaling ang kaniyang pamamahala sa politika kung kayâ pinagkatiwalaan siya ni Lt. Hirayama patí ng mga mamamayan sa Ormoc.

Nang marami nang organisasyon ng gerilya o VG ang itinayô sa bandáng kanluran ng Leyte, naging matindi ang pag-atake ng mga gerilya sa Ormoc. Upang lutasin ang kaguluhang idinulot ng mga pag-atake ng mga gerilya at panatilihin ang katiwasayan sa Ormoc, noong Nobyembre 1942, itinatag ni Hermosilla ang Home Guard, isang uri ng VG na pabor sa administrasyong militar ng mga Hapones. Hinirang niya si Francisco Hermosilla, ang kaniyang pamangkin, bílang hepe ng Home Guard. Ayon sa rekord ng CIC, karamihan ng mga bumuo ng Home Guard ay mahihirap na magsasaká at mangingisda na pawang nása ilalim ng mga nabanggit na asyendero. Sa pamamahala ng Home Guard, nabigyan ng mga awtoridad na Hapones ang mga miyembro ng malaking salapî bílang kaniláng suweldo. Minsan ding nagkaroon silá ng mga pagsasanay para sa operasyong pangmilitar laban sa mga gerilya. Karamihan ng mga aktibidad ng Home Guard ay nakatuon sa pagkumbinsi sa mga gerilya ng Western Leyte Guerrilla Warfare Forces (WLGWF) na pinamunuan ni Blas Miranda na sumuko sa mga awtoridad na Hapones. Pagsukò nilá, inimbestigahan ng Home Guard ang mga ito. Kasabay nitó, aktibo rin silá sa kampanyang pampropaganda laban sa America, patí sa *mopping up operation* ng Abe Unit at Nakazawa Unit noong Enero 1944.[26]

Ang motibo kung bakit naman silá sumáli sa organisasyong maka-Hapón ay kapareho ng mga dahilan ng pagsanib ni Gobencion sa aktibidad ng BC sa Tanauan. Sinabi ni Jose Gaquit, isang miyembro ng Home Guard sa Ormoc, kumampi siyá sa mga Hapones dahil pinatay umano ng isang miyembro ng WLGWF ang kaniyang amáng pinaghinalaan ng gerilya bílang kolaborador. Si Gaquit ay tubòng Ormoc na ipinanganak noong 1925. Bago ang digmaan, nagtapos ito sa mataas na paaralang pampubliko sa Ormoc. Pagkatapos nitó, tumúlong siyá sa negosyong botika na itinatag ng kaniyang mga magulang. Nang lumusob ang Hirayama Unit sa Ormoc noong Hunyo 1942, pansamantalá siláng lumikas sa bayang ito patúngong kabundukan. Subalit, pinilit siláng bumalik sa poblacion ng Ormoc upang ipagpatuloy ang kaniyang negosyo sa botika kung saan bumilí ng mga gamot ang mga sundalong Hapón. Nang nakíta umano ng isang tauhan ni Captain Cataag, isang opisyales ng WLGWF sa Ormoc, ang kaniláng pagtitinda ng mga gamot sa mga Hapón, inakalà niláng kolaborador silá. Ito ang naging sanhi ng pagpatay sa amá ni Jose Gaquit.

Sa pagtatanong ng CIC kay Jose Gaquit, sinabi niyang ang pagpatay sa kaniyang amá ang dahilan kung bakit siyá sumáli sa Home Guard, at gusto talaga niyang patayin si Cataag upang maghiganti. At lumilitaw sa imbestigasyon na si Jose ay matagal na paláng nagkaroon ng poot sa malalakíng tao sa Ormoc kung saan ang mahihirap ay inapí ng mga may kapangyarihan tulad ng mga asyendero[27].

**Karahasan Matapos ang Digmaan**

Sa susunod, tatalakayin ang mga karahasan ng masa laban sa mga elite o laban sa masa na nangyari matapos ang digmaan sa lalawigang ito.

Kung iisipin ang ganitóng mga pangyayari sa konteksto ng anti-kolonyalismo, ang mga karahasang tinalakay rito ay itinuturing na pangkaraniwang karahasan lámang na nangyari sa panahong paratíng na ang kasarinlan sa taóng 1946. Subalit, mahirap ipaliwanag ang mga karahasang ito sa konteksto lámang ng anti-kolonyalismo dahil ang ganitóng mga pangyayari ay napakakomplikado at may maraming aspekto o masalimuot na anyo. Masasabing pareho ang mga karahasan na aking tinukoy rito sa kaniláng pakikibáka sa mga elite sa lokal na pamayanan, at sa alitan sa pagitan ng mahihirap at mayayaman.

Sa mga ehemplo ng Jutai, malaláman natin na may mahihirap na matibay ang intensiyong mapalayà ang sarili mula sa kaniláng paghihirap sa búhay. Nang lumusob ang Japan sa Leyte, ang una niláng nása isip ay kung paano nilá matitiyak na maipagtatanggol at mapangangalagaan ang kaniláng komunidad. Kung kayâ, sa simula ng paglusob ng Japan sa Filipinas, maski hiráp silá sa búhay, sumanib silá sa mga kilusan laban sa mga Hapones. Subalit, bandáng hulí, kabuhayan nilá ang naging priyoridad sa kaniláng mga desisyon. Nagpasiyá siláng kumampi sa mga Hapones para sa kaniláng kabuhayan. Ito ang unang hakbang ng kaniláng kolaborasyon sa mga Hapones. Ang mismong puwersang Hapón ay nagbuhos ng maraming mahirap na residente sa organisasyon ng PC, BC, o Jutai. Dito silá binigyan ng mga armas, at pinasáli sa pagsasanay sa paggamit ng armas na kawáyan (*bamboo spear*).[28] Ang pagbibigay ng mga armas o baril ay siyáng naging dahilan ng kaguluhan ng mahihirap na matagal na nása ilalim ng makapangyarihang mga asyendero simula sa panahon ng Amerikano. Masasabing ang pakikipagkolaborasyon nilá sa mga Hapón ay nagdulot sa kanilá ng sigla at lakas upang labánan ang mga elite at naging sanhi ng matinding karahasan sa lokal na pamayanan.

Hábang pinaaalis ng hukbong Amerikano ang mga sundalong Hapones sa Leyte simula nang dumating silá sa islang ito noong mga Oktubre o Nobyembre 1944, ang mga miyembro ng Home Guard or Naval Police sa Ormoc, halimbawa, ay nakagawa ng matinding karahasan laban sa mga residente.[29] Sa mga lugar na pinalayà ng mga Amerikano, nagkaroon ng matinding karahasan dahil sa poot ng mga lokal na masa laban sa dáting mga kolaborador. May mga táong naglibot-libot sa bawat bahay para hanapin ang mga dáting kolaborador ayon sa "*black list*" na ginawa ng mga gerilya. Kapag nakíta nilá ang mga elemento ng dáting kolaborador, kaniláng pinapatay ang mga ito sa pamamagitan ng simpleng pagbitay (*summary execution*) na isinagawa ng mga gerilya. Ang kaniláng karahasan o pang-aapí ay umábot kung minsan sa mga kamag-anak ng kolaborador. Ayon sa Weekly Report

ng CIC na may petsang 28 Disyembre 1944, ang kaniláng matinding karahasan ay nagbunga ng kawalan ng kapayapaan at katiwasayan, at nakaapekto sa kaniláng paghahanap ng trabaho.[30]

Nakapagtataká, ang karahasan ng masa ay para lámang doon sa kapuwa niláng mahihirap at hindî nakatuon sa mayayamang násа itaas ng lokal na pamayanan. Ang ibig sabihin nitó, ang kaniláng damdámin ay para lámang din sa kaniláng kauri sa lipunan. Sinabi sa akin ng isang dáting miyembro ng WLGWF na aking nakapanayam na may napatay siyáng isang kolaborador sa pamamagitan ng armas na kawáyan dahil sa gálit niya sa desisyon ni Douglas MacArthur tungkol sa "*guerrilla recognition*" para sa WLGWF na hindî niya inaprobahan noong 1946. Ayon sa kaniya, sa panahong lumitaw ang impluwensiya ng Leyte Area Command na pinamunuan ni Ruperto Kangleon noong bandáng Setyembre 1943, maraming miyembro ng WLGWF ay sumukò sa mga Hapones upang sumanib sa aktibidad para sa Japan bílang "*Fifth Column*." Ngunit, matapos ang digmaan, sa mga naging kolaborador, may mga naging opportunistang kumampi kay Kangleon para lámang makuha ang "back-pay" mula sa LAC. Dito raw siyá nagkaroon ng matinding gálit sa kanilá. Inamin naman nitó sa akin na maski matagal din siyáng may poot sa mga "salbaheng asyendero" sa lugar nilá, hindî raw niya káyang ipakíta ang kaniyang gálit sa malalakíng tao. Sinabi niyang sa halip na ipakíta ang gálit laban sa mayayaman, ang gálit niya sa mga kapuwa mahihirap na masa lámang ang káya niyang ipakítang damdámin sa lipunan.[31]

## Nalimutang Karahasan ng Masa

Sa lahat ng natalakay ko sa papel na ito, ang dapat itampok ay ang isang haka na binanggit ni Reynaldo Ileto, ang perspektiba ng "*transient*" at "*enduring legacies*" na siyáng nagpapaliwanag na hanggang ngayon, ay nariyan pa ang malakas na damdámin ng mahihirap na nilikhâ ng unang rebolusyong nangyari sa katapusan ng ikalabinsiyam na dantaon na di pa tapos (Ileto 2007, 74–91). Hindî dapat na ituring na ang karahasan ay nangyari lámang sa panahon ng Hapón. Hindí rin simple ang paliwanag kung bakit nangyari ang karahasan. Sa papel na ito, lumilitaw na isang ibinunga ng di-tapos na rebolusyon ay ang mga karahasang tinalakay ko rito. Ipinakikítang ninais lámang bumangon sa loob ng napakatibay na lokal na pamayanan ang mahihirap sa pamamagitan ng kaniláng karahasan.

Subalit hindî nabago ng kaniláng karahasan ang lokal na pamayanan. Nakapuwesto pa rin sa pinakaitaas ang mga elite sa Leyte. Sa ibá't ibáng kásong kinaharap ng dáting miyembro ng Jutai sa People's Court, hindî silá tulúyang kinasuhan bagaman gumanti ang mga residente sa mga ito matapos ang digmaan. Noong 13 Nobyembre 1944, inilabas ng Abuyog Municipal Council ang isang resolusyon laban sa mga dáting miyembro ng Jutai patí sa ibá't ibáng klase ng

kolaborador. Isinasaad ng resolusyon na lahat silá ay dapat parusahan bílang mga kriminal sa panahon ng Hapon.[32] Bagaman may ganitóng resolusyon sa bayang ito, inabsuwelto pa rin ng tagausig (Special Prosecutor) ng People's Court ang káso ng pamilyang Cañavela, halimbawa, dahil sa kakulangan ng mga ebidensiya laban sa kanilá, at may mga dáting saksi laban sa kanilá na gumawa ng mga sinumpaang salaysay pabor na sa kanila. Hindî lahat ng mga káso ng kolaborasyon sa lalawigan ng Leyte ay dumaan sa maayos na proseso (*due process*). Maraming káso ang inabsuwelto. Kung minsan, may mga kásong dumaan sa mahiwagang transaksiyong tinatawag na "*under-the-table transaction*" na ginawa ng mga lokal na elite.

Isang magandang ehemplo ang káso ni Ricardo Collantes sa Abuyog. Isa siyáng ingat-yaman sa bayang ito, at matapat siyáng nakipagkolaborasyon sa mga Hapones sa pamamagitan ng ibá't ibáng uri ng aktibidad dahil hindî niya gusto ang America simula pa noong digmaan ng Filipino at Amerikano. Matapos ang digmaan, nahúli siyá ng CIC bílang kolaborador subalit napawalâng-sála siyá sa káso sa People's Court dahil ang maraming sinumpaang salaysay laban sa kaniya ay iniurong sa bandáng hulí. May inalok ang isang tauhan ni Catalino Landia sa kaniya—na bibilhin di-umano ang lupain ni Collantes sa malaking halaga. Sinabi kay Collantes na kung papayag siyá sa ganitóng alok, pupuwersahin ni Landia ang mga gumawa ng sinumpaang salaysay para kaniláng iurong ang káso laban sa kaniya.[33]

Noong 4 Hulyo 1946, nang idineklara ang kasarinlan ng Filipinas, sinabi ni Bernardo Torres, gobernador ng Leyte noong panahon ng Hapon, na naabsuwelto sa lahat ng mga bintang sa káso ng People's Court, ang ganitó:

> Nais kong magkaisa ang mga Filipino. Para sa unang paghahanda tungo sa pagkakaisang ito, ninanais ko ang kapayapaan at katiwasayan. Maaari tayong maging tapat sa mga pamanang iniwan ng ating mga bayani habang ginagawa ko ang lahat ng aking magagawa hindi lamang para sa aking sarili, sa ating bayan, at sa ating lahi kundi para rin sa ating adhikain tungo sa tunay na pagkakaisa sa kasiyahan at sa kahirapan na ating pinagdaanan.[34]

Sa mga salitâ niyang ito, lumilitaw ang pangangailangang magkaisa ng mga tao sa lalawigan túngo sa pagbabago ng lipunang Filipino na may maraming kontradiksiyon panlipunan. Hindî naging aktibo ang mga kilusan laban sa kasalukuyang lokal na rehimen. Hábang naorganisa ng mga elite ang PCAU (Philippine Civil Affairs Unit) sa ibá't ibáng lugar sa lalawigan, itinuring ng awtoridad ng Amerikanong militar ang mga dáting paramilitary group katulad ng Jutai, Home Guard o Naval Police bílang bandido o tulisán laban sa lehitimong pamahalaán ng Filipinas.

Samantála, kailangan natin pansinín ang isang katotohanan sa Leyte na inorganisa ng mga elite ang kaniláng mga pribadong hukbo (*private army*) na ang mismong organisasyon ay ibinatay sa orihinal na balangkas ng Jutai o ibá pang VG na itinatag noong panahon ng Hapon. Pagtatanggol sa kaniláng ari-arian at sa kaniláng espesyal na lugar pampubliko (*public sphere*) ang kaniláng pakay sa pagtatatag ng mga pribadong hukbo na siyáng ginamit din upang takutin ang mahihirap sa lalawigan. Noong Hunyo 1995, nakapanayam ko si Lt. Rodrigo Buron, ang komandante ng Philippine National Police sa Ormoc noong panahong iyon, tungkol sa mga pribadong hukbo sa Lungsod ng Ormoc. Sinabi niyang mayroon nang mga 20 pribadong hukbo na karamihan ay naorganisa ng mga prominenteng asyendero tulad ng pamilyang Mejia, Larrazabal, Torres, Cabahug, Hermosilla, Serafica, Pastor, at Tan. Dagdag dito, mukhang may pinatay sa loob ng kaniláng mga lupain, ngunit hindî raw basta-basta papapasukin ang mga puwersa ng pulis upang imbestigahan ang mga káso ng pagpatay na posibleng nagawa ng mga pribadong hukbo, hanggang silá mismo ang makiusap sa mga pulis.[35]

Tungkol naman sa kaguluhan ng pribadong hukbo, nagbigay ng testimonya sa akin ang isang dáting miyembro ng WLGWF na talagang nakabatay sa orihinal na organisasyon ng mga VG o ibá pang grupong maka-Hapón ang kasalukuyang pribadong hukbo, at mga armas o baril daw na iniwan ng mga Hapones o Amerikano sa panahon ng digmaan ang kaniláng ginagamit na baril.[36]

**Kongklusyon: Kahulugan ng Karahasan ng Masa sa Kasaysayan**

Idinulot ng pananakop ng Hapón sa bahagi ng periphery sa mga lalawigan sa Filipinas ang isang pagkakataón túngo sa pagbabago ng lipunang walâng-pagkakapantay-pantay. Mahirap itanggi ang katotohanan na may mga oportunistang kasangkot din sa mga karahasan sa panahon ng Hapón. Subalit, kung karahasan ng mahihirap ang ating pag-uusapan, posibleng may mahihirap na nagtangkang bumangon laban sa mga elite upang kaniláng labánan ang dáting mga ámo o asyendero sa lipunan. Kahit hindî lahat ng mga tinalakay ko rito ay may kinalaman sa kilusan laban sa mga Hapón at Amerikano, tiyak na naging masalimuot ang alitan ng mayayaman at mahihirap sa lokal na pamayanan sa Leyte kung saan naging matindi ang karahasan. Ayon kay Elmer Lear (1951; 1961), walâ pang masyadong malakas na mobilisasyon ng masa túngo sa pagbabago ng lokal na pamayanan sa Leyte simula pa noon. Di katulad ng kalagayan sa Gitnang Luzon kung saan lumakas ang puwersa ng Komunismo noong dekadang 1930, tinalakay ni Lear na medyo mapayapa ang kalagayan sa Leyte kung saan nagtiis ang nakararami o ang masa sa mga makapangyarihan, tulad ng mga asyendero. Ngunit, katulad ng ipinakítang saliksik ni Arens (1959) tungkol sa kilusang Pulahanes sa Isla ng Samar patí sa Leyte, talagang may kilusan ng masa laban sa lokal na rehimen batay sa kaniláng anti-Amerikanismo. Sa kasamaang-palad, di katulad ng Kilusang Sakdal

sa Luzon, watak-watak masyado ang ganitóng klaseng damdámin ng masa sa Leyte na walâng matibay na bisyon o idea para pagsamahin ang lahat ng masa laban sa makapangyarihan. Higit sa lahat, kailangan kong tukuyin na ang kaniláng mga kilusan o aktibidad para sa mga Hapones ay hanggang doon lámang sa matinding karahasan laban sa kaniláng mga kapitbahay. Embes na mabago sána ang lokal na pamayanan dahil sa kolaborasyon nilá sa mga Hapones, karahasan lámang ang kaniláng idinulot.

Sa lalawigan naman sa Leyte, tulad ng kilusang Katipunan sa lalawigan ng Samar, may mga elite ding lumaban sa Amerikano tulad ni Ricardo Collantes, ang ingat-yaman sa bayan ng Abuyog noong panahon ng Hapon.[37] Ngunit kakaunti lámang ang ganitóng elite sa lalawigang ito. Hindî lumaganap sa mundo ng mga elite ang anti-Amerikanismo. Magiging lider nga sána si Collantes para sa masa, subalit tumalikod siyá bandáng hulí sa nakakarami sa lugar niya sa Abuyog. Sa gayon, unti-unti nang nalimot ang karahasan ng masa sa alaala ng mga residente, at walâng lokal na historyador ang nagbigay-pansin sa kaniláng papel sa panahon ng Hapón upang linawin ang kahalagahan ng kaniláng gawain sa komunidad.

Samantála, nagiging ugat ng karahasan sa kasalukuyang Filipinas ang alitan ng elite at masa. Hábang inuulit ng elite at ng masa ang kaniláng paghihiwalay at pagsasáma, lalong tumitindi ang agwat ng dalawáng grupo ng tao sa lokal na pamayanan na nagpatibay sa estado ng mga oligarkiya. Mukhang gumagalaw ang paghihiwalay at pagsasáma ng mga ito batay sa sariling lohika sa Kabisayaan. Sa panahon ng Hapón dito sa Kabisayaan tulad ng Cebu, Negros, at Panay, itinayô ng mga awtoridad na Hapones ang iláng *paramilitary group*; maraming mahihirap na residente ang tumúlong sa Hapon.[38] Ang Jutai sa Leyte ay mukhang kapareho rin ng mga organisasyon o paramilitary group na maka-Hapón sa ibá pang lugar sa Kabisayaan. Ang dahilan kung bakit naorganisa ang ganitóng mga grupo sa buong Kabisayaan ay posibleng konektado sa sariling lohika ng kahirapan ng mga mamamayan na mauugat sa panahon pa ng rebolusyon laban sa mga Español.

## Mga Talâ

[1] Ang Artikulo 1 sa "Proposed Measures Dealing with the Philippine Islands in the Event of War with the United States"（対米作戦に伴う比島処理方策案）sa "Proposals for the Governance of Occupied Territories in the Southern Area of Operation"（南方作戦における占領地統治要綱案), na isinulat noong 31 Marso 1941, ay nagsasaad na: "*The Philippine operation is mainly for destroying American strongholds. The extraction of Philippine natural resources should not be looked upon as urgent*." Tingnan ang Ref. C14060704300 sa website ng Japan Center for Asian Historical Records (JACAR).

[2] Para sa mga ehemplo ng mga pagtalakay ukol sa karahasang ginawa ng mga gerilya laban sa mga pangkaraniwang sibilyan na walâng hawak na armas (*unarmed civilian*), tingnan ang mga ito: Pobre 1962; Llanes 1967; Agoncillo 1965, 741–742; Rodriguez 1982; Segura 1975, 113–120; Constantino 1984, Chapter 6.

[3] Tingnan ang diskusyon ni Ranajit Guha sa kaniyang aklat na *On Some Aspects of Historiography of Colonial India*, sa Partha Chaterjee ed. *The Small Voice of History: Collected Essays* by Ranajit Guha, New Delhi: Permanent Black, 2009, pp. 187–193. Kung tutuosin, ang konsepto ng "masa" o *mass* sa Ingles ay sobrang malabò upang maayos na ipaliwanag. Si Hirota Masakai, isang historyador na Hapones ay may sinasabing ganitó: "ang mga nasakop (controlled), o ang mga pinagsamantalahan (exploited), at/o ang mga kasangkot sa produksiyon (engaged in production activities)." Tingnan ang kaniyang diskurso sa wikang Hapón, Hirota Masaki: "Pandora no hako: Minshu Shiso shi kenkyu no kadai" (Ang Kahon ng Pandora: Isang Gawain sa Saliksik Tungkol sa Kasaysayan ng Masa) パンドラの箱, sa Sakai Naoki ed., *Nashonaru history wo manabi suteru* (*Ang Pagpapalaya mula sa Pag-aral ng Pambansang Kasaysayan*)ナショナルヒストリーを学び捨てる, Tokyo: Tokyo University Press, 2006, pp. 4–5.

[4] Tingnan ang pagtalakay ni Borrinaga sa kaniyang saliksik tungkol sa panahon ng Hapón sa Leyte sa pamamagitan ng center-periphery theory. Tingnan din ang pagtalakay ni Nurge tungkol sa "*moneyed" people* and *"little" people* sa Lalawigan ng Leyte (Nurge 1965, 41).

[5] Tingnan ang papel na nakasulat sa wikang Hapón ni David Howell, "Boryoku no Kindaika" 暴力の近代化 (*Modernized Violence*), sa Sakai Naoki ed., *Nashonaru history wo manabi suteru* (*Unleashed from Learning National History*), pp. 135–159.

[6] Tingnan ang isang ehemplo ng karahasan sa pagitan ni Quezon at Aguinaldo sa panahon ng eleksiyon ng pangulo ng Komonwelt (Ara 2015, 161–192).

[7] Commission of the Census, *Census of the Philippine: 1939* (Bureau of Printing: Manila, 1940), p.1022, p.1026. Tingnan ang datos sa Leyte and Bulacan in Commonwealth of the Philippines, Commission of the Census, *Reports By Provinces for the Census of Agriculture: Census of the Philippines: 1939*, Manila: Bureau of Printing, 1940.

[8] Binanggit ang datos na ito sa Tantuico 1964, 30–31.

[9] Geoffrey B. Hainsworth, "Indonesia: Bonanza Development Amidst 'Shared Poverty,'" *Current History*, Vol. 77, No. 452, December 1979, pp. 199-200.

[10] Mas naunang dumating sa Kabisayaan kasáma ang lugar ng Mindanao ang puwersa ng 35th Division of Japanese Army kaysa sa puwersang pinamunuan ni Col. Nagano. Dumating ang 35th Division sa Mindanao bandáng unang linggo ng Mayo 1942.

[11] Tingnan ang Boeicho Boei Kenshuujo (Institute of National Defense) ed., Hito Koryaku Sakusen 比島攻略作戦 (Strategy for Philippine Campaign), (Tokyo: Asagumo Shimbunsha, 1966), p. 544.

[12] Interbiyu kay Esperidion Espejo, dáting miyembro ng WLGWF, nakatirá sa Barangay Cogon, Ormoc City, Leyte, 15 Enero 2015.

[13] Pastor Salazar to Jorge Vargas on 4 December 1942 in Pastor Salazar vs. People of the Philippines, People's Court Papers (PCP), Special Collections Section, Main Library of the University of the Philippines, Diliman, Quezon City, Philippines.

[14] Tingnan ang Leyte, Samar-to Tobatsu Shukusei Yoryo レイテ、サマル島討伐粛清要領(*Guidelines for Disciplinary Action in Leyte and Samar Island*) sa website ng JACAR Ref.C13071390000、in Dai 16 shidan Sakumei Tsuzuri (Military Orders from 16th Division) mulang Nobyembre 1943 hanggang Disyembre 1944. Ang sipìng aking nabanggit dito ay aking isinalin sa wikang Filipino.

[15] Tingnan ang Ref. C13071715000 軍政関係法令集Decrees for Military Administration 昭和17年 1942 sa website ng JACAR.

[16] Tingnan ang War Diary of 2nd Battalion of the 22nd Regiment in Field Artillery, 16th Division of 14th Japanese Army in Ref. C13070716100 sa website ng JACAR.

[17] CIC confidential report, Headquarters 24th Corps of 224th CIC Detachment, 30 October 1944, Entry 427, Box 14829, RG407, National Archives and Record Administration 2 (NARA2), College Park, Maryland, USA.

[18] Francisco Cañavela vs. People of the Philippines, Box No. 62-8, PCP. Ang kaniyang sinasabi dito na aking binanggit ay orihinal na nakasulat sa wikang Sebwano. Aking isinalin ito sa wikang Filipino.

[19] Anselmo Tarazona vs. People of the Philippines, Box No. 258-8, PCP.

[20] Mga dokumento ng CIC sa Anselmo Tarazona file sa PCP. Tingnan din ang detalye ng *mopping-up operation* ng Yamashita Battalion Unit (2nd Battalion, 20th Infantry Regiment) sa Ref. C14020543000, Leyte Samar Chiku Keibi Meirei（レイテ　サマール地区警備隊命令　12月2日タクロバン）sa website ng JACAR.

[21] Mga dokumento ng CIC ng Tarazona file.

[22] CIC confidential report, may petsang 30 Oktubre 1944, op. cit., NARA2.

[23] Eliseo Lopez vs. People of the Philippines, Box No. 179-13, PCP.

[24] Joseph Ralston Hayden, *The Philippines: A Study in National Development*, New York: The Macmillan Company, 1955, pp.291–293. Ang State Police Force na itinatag ng pamahalaán ng Komonwelt ay isang organisasyon lámang sa loob ng PC.

[25] Gomerciendo Gobencion vs. People of the Philippines, Box No. 134-2, PCP.

[26] Tingnan ang maraming dokumento ng CUC sa *file* ni Catalino Hermosilla vs. People of the Philippines, Box No. 146-11, PCP. Tingnan din ang mga sumusunod na dokumento na nakasulat sa wikang Hapón: Kaki Sare Sakumei Ko Dai-5go Bessatsu, Leyte Samar To Toubatsu Shukusei Yoryo 垣サレ作命甲第5号別冊　「レイテ　サマール島討伐粛正要領(*Guidance of Anti-guerrilla Operation and Disciplinary Action against the Guerrillas in Leyte and Samar*) sa Dai-16 Shidan Sakumei Tsuzuri 第16師団作命綴　昭和18年11月～19年2月(Military Decrees of 16th Division) Nobyembre 1943 hanggang sa Pebrero 1944 sa Ref. C13071390000 sa website ng JACAR.

[27] Tingnan ang dokumento ng CIC sa *file* ni Jose Gaquit vs. People of the Philippines, Box No. 126-28, PCP.

[28] Tungkol sa pagsasanay sa paggamit ng armas ng kawáyan, tingnan din ang dokumentong Hapón na nabanggit sa note 33.

[29] Secret CIC Activities, Leyte-Samar Operation (20 October 1944 to 25 December 1944), p.3, 901-CIC-0.3: 1st Cavalry Division, 801st CIC Detachment, RG407. Ang mga dokumentong ito ay matatagpuan sa National Diet Library, Tokyo, Japan, call no. WOR40899. Nakabatay sa mga sinabi ng mga lokal na residenteng aking nakapanayam sa Sonlogon, Tabango, Leyte ang mga istorya rito. Isinagawa ko ang panayam noong 30 Agosto 2006.

[30] Weekly CIC Report, 28 December 1944 in CIDT-224-2.1, Weekly CIC Report 224th CIC Detachment, Entry 427, Box No.14829, RG407, NARA2.

[31] Interbiyu kay Francisco Maslow sa kaniyang bahay sa Balite, Villaba, Leyte, Filipinas, 30 Mayo 1995.

[32] Municipal Resolution on 13 November 1944 in *Gomerciendo Gobencion vs. People of the Philippines*, op.sit.

[33] Tingnan ang maraming dokumento ng CIC sa file ni Ricardo Collantes vs. People of the Philippines, Box No. 74–11.

[34] Elmer N. Lear, *The Japanese Occupation of the Philippines, Leyte, 1941-45*, Data Paper No.42, Southeast Asian Program, Department of Far Eastern Studies, Cornell University, Ithaca: New York, 1961, p.228.

[35] Interbiyu kay Lt. Buron, Chief ng PNP Ormoc, 1 Hunyo 1995.

[36] Interbiyu kay Esperidion Espejo, op. cit.

[37] Ricardo Collates vs. People of the Philippines, Box no. 74-11, PCP.

[38] Sa Isla ng Negros, may ilang *paramilitary group* na itinatag ang mga awtoridad na Hapones. Ito ay ang mga sumusunod: Standing Army, Comehei, o Kumiai. Sa Isla ng Panay, itinatag ng mga Hapones ang Tokumutai.

## Mga Sanggunian

### Primaryang Sanggunian


Mga Datos sa website ng JACAR (https://www.jacar.go.jp/)

- Ref.C14060704300、南方作戦に於ける占領地統治 (Administrasyon sa Lugar na Sinasakupan ng Puwersa ng Hapon) 要綱案 (Isang Panukala), Marso 1941.　昭和１６．３末日
- Ref.C13071390000、第１６師団作命綴　昭和１８年１１月～１９年２月(防衛省防衛研究所) Kautusang Militar mula sa 16th Division, Nobyembre 1943 hanggang Disyembre 1944
- Ref.C13071715000、軍政関係法令集　昭和１７年(防衛省防衛研究所) Mga Dekreto para sa Administrasyong Militar, 1942
- Ref.C13070716100、「野砲兵第２２連隊関係　陣中日誌　昭和１９年７月８日～１９年８月３１日」（防衛省防衛研究所） Talasalitaan ng 2nd Battalion of the 22nd Regiment in Field Artillery, 16th Division of 14th Japanese Army
- Ref.C14020543000、歩兵第２０連隊第２大隊　戦闘業務詳報　昭和１８．１２．２４～１８．１２．３１(防衛省防衛研究所) Ulat ng Operasyon, 2nd Battalion, 20th Infantry Regiment, 24 December 1943 to 31 December 1943.

National Diet Library, Tokyo（microfilmed documents）Legal Documents of SCAP

Secret CIC Activities, Leyte-Samar Operation (20 October 1944-25 December 1944), p.3. 901-CIC-0.3: 1st Cavalry Division, 801st CIC Detachment, RG407. Call No. WOR40899.

National Archives and Record Administration (NARA 2, College Park, Maryland, USA).

- Weekly CIC Report, 31 October to 6 November 1944, Headquarters XXIV Corps, 286th CIC Detachment, 7 November 1944. Entry 427, Box 14829, RG 407.
- Weekly CIC Report, 28 December 1944 in CIDT-224-2.1, Weekly CIC Report- 224th CIC Detachment, Entry 427, Box 14829, RG407.
- CIC Confidential Report, Headquarters 24 Corps 224th CIC Detachment, 30 October 1944. Entry 427, Box 14829, RG 407.

- Confidential Weekly CIC Report, 10 January 1945, CIDT-224-2.1, Weekly CIC Report- 224th CIC Detachment, Entry 427, Box 14829, RG407.

People's Court Papers (Special Collection Section, Main Library, University of the Philippines).

- Ceferino Bartiquin vs. People of the Philippines, Box No. 37-14
- Brigido Benedicto vs. People of the Philippines, Box No.46-4
- Dionicio Cañales vs. People of the Philippines, Box No. 62-1
- Francisco Cañavela vs. People of the Philippines, Box No. 62-8
- Ricardo Collantes vs. People of the Philippines, Box No. 74-11.
- Joaquin Franco vs. People of the Philippines, Box No. 123-4
- Jose Gaquit vs. People of the Philippines, Box No. 126-28
- Gomerciendo Gobencion vs. People of the Philippines, Box No. 134-2
- Catalino Hermosilla vs. People of the Philippines, Box No. 146-11
- Isabelo Javier vs. People of the Philippines, Box No.159-1
- Eliseo Lopez vs. People of the Philippines, Box No. 179-13
- Alfredo Parilla vs. People of the Philippines, Box No. 217-3
- Valentin Ponchika vs. People of the Philippines, Box No.229-10.
- Pastor Salazar vs. People of the Philippines. Not available
- Rufino Suralta vs. People of the Philippines, Box No. 254-10
- Anselmo Tarazona vs. People of the Philippines, Box No. 258-8

**Sekundaryang Sanggunian**

Agoncillo, Teodoro. 1965. *The Fateful Years: Japanese Adventure in the Philippines*. Quezon City: RP Garcia Publishing Company.

———. 1975. *A Short History of the Philippines*. Calookan City: Philippine Arts Graphic Inc.

———. 2005.*The Revolt of the Masses*, ikalawang edisyon. Quezon City: University of the Philippines Press.

Ara, Satoshi. 2011. "A Study of the Japanese Occupation of Leyte, Philippines, 1942-1945," in Ferdinando Dagmang ed., *Filipino Colonial History and Legacy: Centennial Publication of De La Salle University-Manila*. Manila: Central Books.

———. 2012. "Collaboration and Resistance: Catalino Hermosilla and the Japanese Occupation of Ormoc, Leyte (1942-1945)," *Philippine Studies: Historical and Ethnographic Viewpoints,* Vol. 60 No.1. 33–68.

———. 2013. “Nihon Senryoka no Firipin Leyte to ni Okeru Tainichi Kyoryoku to Tainichi Kyoryoku wo meguru Seiji Koso” (A Political Feuds over Collaboration and Resistance in Leyte, Philippines during the Japanese Occupation), *Tonan Ajia Kenkyu* (Japanese Journal of Southeast Asian Studies), Vol. 51 No.1: 70–108.

———. 2015. “Emilio Aguinaldo Under American and Japanese Rule: Submission for Independence?,” *Philippine Studies: Historical and Ethnographic Viewpoints,* Vol. 63 No.2: 161–92.

Arens, Richard. 1959. “The Early Pulahan Movement in Samar and Leyte,” *The Journal of History* (Philippine National Historical Society), Vol. 7 No. 4: 303-372.

Boeicho Boei Kenshuujo. 1966. (Institute of National Defense) ed., Hito Koryaku Sakusen 比島攻略作戦 (Strategy for Philippine Campaign), Tokyo: Asagumo Shimbunsha.

Borrinaga, George. 2010. “Human Bibingka: Leyteño under Japanese Rule (1942-44),” *The Journal of History* (Philippine National Historical Society), Vol. 56: 214–241.

Burke, Peter. 1992. *History and Social Theory*. Ithaca, New York: Cornell University Press.

Commission of the Census. 1940. *Census of the Philippine: 1939*. Bureau of Printing: Manila.

———. 1940. *Reports By Provinces for the Census of Agriculture: Census of the Philippines: 1939*. Manila: Bureau of Printing.

Constantino, Renato. 1984. *The Philippines: The Continuing Past*. Quezon City: The Foundation for Nationalist Studies, 1984.

David Howell. 2006. “Boryoku no Kindaika” 暴力の近代化 (*Modernized Violence*), sa Sakai Naoki ed., *Nashonaru history wo manabi suteru*. 135–159.

Ferias, Remedias and Takemi Chieko ed. 1999. *Mohitotsu no Leyte sen: Nihongun ni Torawareta Shojo no Enikki*（もう一つのレイテ戦：日本軍に捕らわれた少女の絵日記） Ibang Digmaan sa Leyte: Ang Talasalitaan ng Isang Dalagang hinuli ng Sundalong Hapon, Tokyo: Mokuseisha.

Guha, Ranajit. 2009. On Some Aspects of Historiography of Colonial India, in Partha Chaterjee ed. *The Small Voice of History: Collected Essays* by Ranajit Guha. New Delhi: Permanent Black. 187–193.

Hainsworth, Geoffrey B. "Indonesia: Bonanza Development Amidst 'Shared Poverty.'" *Current History*, Vol. 77, No. 452, December 1979, pp. 199-200.

Hayden, Joseph Ralston. 1955. *The Philippines: A Study in National Development*. New York: The Macmillan Company.

Hirota, Masaki. 2006."Pandora no hako: Minshu Shiso shi kenkyu no kadai" (Ang Kahon ng Pandora: Isang Gawain sa Saliksik tungkol sa Kasaysayan ng Masa) パンドラの箱, sa Sakai Naoki ed., *Nashonaru history wo manabi suteru* (Ang Pagpapalaya mula sa Pag-aral ng Pambansang Kasaysayan)ナショナルヒストリーを学び捨てる. Tokyo: Tokyo University Press. 4–5.

Ileto, Reynaldo C. 1997. *Pasyon and Revolution: Popular Movements in the Philippines, 1840-1910*. Quezon City: Ateneo de Manila University Press.

———. 2001. "Colonial Wars in Southern Luzon: Remembering and Forgetting," *Hitotsubashi Journal of Social Studies*, Vol. 33 No.1: 103–118.

———. 2007. "World War II: Transient and Enduring Legacies for the Philippines," David Koh Week Hock ed., *Legacies and World War II in South and East Asia*. Singapore: Institute of Southeast Asian Studies: 74–91.

Ingles, Gustavo C. 1992. *Memoirs of Pain.* San Juan, Metro Manila: Mauban Heritage Foundation.

Ishida, Jintaro. 1990. 『ワラン・ヒヤー日本軍によるフィリピン住民虐殺の記録』 Walang-hiya: Ang Rekord ng Pagpatay ng mga Lokal na Sibilyan na Ginawa ng Sundalong Hapon, 現代書館 (Gendai Shokan), pp. *Ishida Jintaro, Walang-Hiya: Nihongun ni yoru Firipin Jumin Gyakusatsu no Kiroku* (ワランヒヤ：日本軍によるフィリピン住民虐殺の記録).

———. 1992. *Koroshi Korosareta: Moto Nihonhei to Firipinjin 200 nin no Shogen* （殺す殺された：元日本兵とフィリピン人200人の証言） Pumatay o pinatay: Ang mga testimonya ng dating sundalong Hapón at ang dalawang daang sibiliyang Pilipino. Tokyo: Kaishobo.

Kerkvliet, Benedict. 1977. *The Huk Rebellion*. New York: Columbia University Press.

Lear, Elmer. 1951. "Collaboration, Resistance, and Liberation: A Study of Society and Education in Leyte, Philippines, under Japanese Occupation." Ph.D. dissertation, Columbia University.

———. 1961.*The Japanese Occupation of the Philippines, Leyte, 1941-45*. Data Paper No. 42, Southeast Asia Program, Department of Far Eastern Studies, Cornell University. Ithaca: New York.

———.1977. "Post-War Crime in Leyte," *Leyte-Samar Studies,* 15: 193-202, 1981.

Lebra, Joyce C. *Japanese-Trained Army in Southeast Asia*. New York: Columbia University Press.

Llanes, Jose L. 1967. "*I Saw a Nation in Travail*," *AID Magazine*.

McCoy, Alfred. 1980. "Politics by Other Means: World War II in the Western Visayas." Nása *Southeast Asia under Japanese Occupation*. Inedit ni Alfred McCoy, 158–203. New Heaven: Yale University Southeast Asia Studies.

Nakano, Satoshi. 1999. "Appeasement and Coercion," in Ikehata Setsuho and Ricardo Trata Jose ed., *The Philippines Under Japan: Occupation Policy and Reaction*. Quezon City: Ateneo de Manila University Press. 21–58.

Nurge, Ethel. 1965. *Life in a Leyte Village.* Seattle: University of Washington Press.

Pobre, Cesar. 1962. "The Resistance Movement in Northern Luzon (1942–45)." MA thesis, University of the Philippines.

Rivera, Temario. 1982. "Rethinking the Philippine Social Formation: Some Problematic Concepts and Issues," in *Symposium: Feudalism and Capitalism in the Philippines, Trends and Implications.* Quezon City: Foundation for Nationalist Studies.1–13.

Rodriguez, Ernest R. Jr. 1982. *The Bad Guerrillas of Northern Luzon: A Memoir of the Japanese Occupation in the Philippines*. Manila: J. Burgos Media Service, Inc.

Segura, Manuel. 1975. *TABUNAN: The Untold Exploits of the Famed Cebu Guerrillas in World War II.* Cebu City: MF Segura Publication.

Syjuco, Maria Felisa A. 1988. *The Kempeitai in the Philippines: 1941-1945*. Quezon City: New Day Publishers.

Tantuico, Francisco S. Jr. 1964. *Leyte: The Historic Islands*. Tacloban: The Leyte Publishing Corporation.

Terami-Wada, Motoe. 1988. “The Sakdal Movement, 1930-34,” *Philippine Studies*, 36 (2): 131–150.

———. 1994. “Nihon no Firipin Senryo ni Kansuru Kenkyu no Seika to Doko”（日本のフィリピン占領に関する研究の成果と動向）Ang mga Pinakabagong Pananaliksik ukol sa Panahon ng Hapón sa Filipinas, *Tonan Ajia Rekishi to Bunka*（東南アジア　歴史と文化）Timog Silangang Asia: Kasaysayan at Kultura, Blg. 23: 96～112.

———. 2014. *Sakdalistas’ Struggle for Philippine Independence, 1930-1945*. Quezon City: Ateneo de Manila University Press.

Tsutsui, Tadakatsu. 1995. Tsutsui Tadakatsu, *Leyte Ikinokoriki: Kyu Nihonhei to Moto Firipin Gerila* (レイテ生き残り記：旧日本兵と元フィリピンゲリラ) Ang mga Rekord ng Aking Kahirapan sa Digmaan sa Leyte: Isang dating Sundalong Hapón at Isang dating Gerilyang Pilipino, Tokyo: Dojidaisha.

# TINAPAY AT TALINGHAGA: PAGKAKAKILANLAN SA PAMAMAGITAN NG PANADERYA

Jenny B. Orillos

**ABSTRAK**

May mayamang tradisyon ng pagtitinapay ang Filipinas. Layunin ng pag-aaral na ito na tipunin mula sa mga sinaunang diksiyonaryo, cookbooks, at fieldwork sa mga panaderya ng Filipinas ang mga katawagan ng pagtitinapay at suriin ang mga ito bílang tagapagdalá at tagapaglinang ng kulturang Filipino. Susuriin ang mga kalipunan ng mga salitâ sa panaderya upang alamin kung paano natin hinubog ang pagtitinapay bílang sariling atin at kung paano táyo hinubog nitó. Nahahatì ang pag-aaral na ito sa tatlong bahagi. Una, ang tradisyon ng tinapay na hinanap ang pinag-ugatan ng pagtitinapay sa kasaysayan at kawikaan ng Filipinas. Bibigyang-pansin ang pag-uugat at pagsusurì sa mga salitâng "tinapay" at "masa." Kasáma rin dito ang pagpapangalan sa mga tinapay, mga sangkap at pamamaraan ng paggawa nitó, mga bahagi ng tinapay at ang tradisyon sa pagkain ng tinapay. Pangalawa ay ang pagsusurì sa mga katawagang pantinapay at ang kinalaman ng talinghaga sa tinapay. Panghulí ay ang pagkilála sa kulturang Filipino sa pamamagitan ng tradisyon ng pagtitinapay at kaugnayan nitó sa ating pagkakakilanlan o kaakuhan.

*Mga susing salitâ: tinapay, panaderya, panadero, food culture, food history, pagkaing Filipino*

## Panimula

Sa kaniláng mga sanaysay tungkol sa pagkaing Filipino, tinalakay nina Doreen G. Fernandez at Edilberto N. Alegre (1988, 37–76) ang ibá't ibáng paraan ng paglulutò bílang wika ("*cooking as language*"). Tinukoy nilá ang kusinang Filipino kung saan may kaning sinasaing at ulam na kinikilaw, ginigisa, pinasisingawan, hinahalabos, nilalaga, sinisigang, pinapaksiw, piniprito, inaadobo, inaatsara, binuburo. Idagdag natin sa bokabularyo ng pagluluto ang paghuhurno—ang paraan ng pagluluto sa hurno o pugon—na kinabibilangan ng pagtitinapay (*breadmaking*).

Kapansin-pansing hindî madalas naisasáma sa diskurso ng pagkaing Filipino ang pagtitinapay. Maaaring dulot ito ng ilang kadahilanan. Una, bagaman kabílang sa katutubong paglulutò ang paghuhurno, hindî laganap ang pagtitinapay sa kusinang Filipino. Kakaunti lámang ang mayroong hurno sa bahay kayâ iilan lámang ang may kaalaman tungkol sa pagtitinapay. Pangalawa, hindî táyo gumagawa ng sariling tinapay sa bahay gaya ng násа Kanluran kung saan may mga kulturang nag-aáni ng trigo ang kalalakíhan at gumagawa ng tinapay ang kababaihan (Counihan 1997, 286). Pangatlo, ang pagtitinapay ay larangan (*domain*) ng mga panadero (propesyonal) at panaderya (institusyon) na ating tinatangkilik bílang mamimíli. Sa gayon, ang mga katawagang pagtitinapay ay hindî kasingkaraniwan ng pagluluto.

Sa pagsusurì sa pagtitinapay at bokabularyo nitó, mas mapagyayaman ang diskurso sa usaping wika at pagkain. Napapanahon itong bigyang-pansin sapagkat malaking bahagi ng hapag-kainang Filipino ang tinapay. Sa katunayan, ayon sa Food Consumption Survey ng Food and Nutrition Research Institute noong 2013, panlima ang tinapay sa karaniwang kinakain ng mga Filipino bukod sa kanin.

Layunin ng pag-aaral na ito na tipunin at suriin ang mga katawagan ng pagtitinapay sa Filipinas bílang tagapagdalá at tagapaglinang ng kultura. Susuriin ang kalipunan ng mga salitâ sa panaderya upang alamin kung paano natin hinubog ang pagtitinapay bílang sariling atin at kung paano táyo hinubog nitó. Kabílang din sa mga tanong na nais sagutin: Ano ang ipinahihiwatig ng mga katawagan at ng kultura ng pagtitinapay patungkol sa mga Filipino? Paano natin nalinang ang pagtitinapay ayon sa sarili nating kultura, pakiramdam, at kapaligiran gayóng hindî ito likás sa atin? Kung ang paglulutò ay wika, ano ang talinghaga ng tinapay?

Nahahatì ang pag-aaral na ito sa tatlong bahagi:

1. Ang Tradisyon ng Tinapay. Gaya ng apat na yugto ng paghahanda sa pagkain—paglilinis, paghahanda, pagsasangkap, paglulutò (Fernandez at Alegre 1988, 70)—may sarili ring mga yugto ang pagtitinapay. Layunin ng

bahaging ito na hanapin ang pinag-ugatan ng pagtitinapay sa kasaysayan at sa kawikaan ng Filipinas.

2. Ang Talinghagà ng Tinapay. Susuriin kung ano-ano ang tinutukoy ng mga katawagang ito. Ano ba, kung mayroon man, ang kinalaman ng talinghagà sa tinapay?

3. Ang Pagkilala sa Kulturang Filipino. Aalamin kung ano ang sinasabi ng tradisyon ng pagtitinapay sa ating pagkakakilanlan o kaakuhan (*identity*).

Ang pag-aaral na ito ay nag-ugat mula sa mga naunang naisulat ng awtor tungkol sa mga tinapay na nailathala sa ilang publikasyong pampagkain. Kalaunan, lumalim ang interes at pagkawili ng awtor sa paksang ito lalo na at mahilig din siyáng kumain ng pandesal. Bílang *food writer*, nakalap niya ang mga datos tungkol sa pagtitinapay, panadero, at panaderya mula sa pananaliksik at *fieldwork* sa ibá't ibáng panaderya ng Filipinas mulang 2012 hanggang 2014 para sa kaniyang aklat na *Panaderia: Philippine Bread, Biscuit and Bakery Traditions* na inilathala noong 2015. (Kabílang dito ang katuwang na awtor, ang food writer na si Amy Uy, at si *chef* Jill Sandique na nagsilbing *recipe developer* at *resource person* na nagdemostra ng paggawa ng tinapay.)

Bílang isang *home baker*, nadagdagan din ang kaalaman ng awtor sa paggawa ng tinapay sa pamamagitan ng pag-aaral ng aktuwal na paggawa ng pandesal at ibá pang tinapay sa mga *baking seminars* sa panahon din ng parehong fieldwork. Nadagdagan pa ito ng mga bagong pananaliksik, pakikipagtalakayan, at pag-aaral sa paggawa ng tinapay nang isinulat niya ang teksto ng *Proof: The Philippine Baker's Guide* noong 2015 para sa Philippine Society of Baking (isang propesyonal na organisasyon ng pagtitinapay) at ang teksto ng *Levadura*, isang aklat tungkol sa *yeast*, na inilathala noong 2017. Panghulí, naglingkod din siyá bílang magtitinapay sa isang maliit na panaderya sa Pasay City sa maikling panahon (2018) upang aktuwal na maranasan ang búhay ng isang panadero. Sa mga pananaliksik na ito nagmula ang mga pangunahing datos at mga katawagan ng pagtitinapay sa Filipinas na ibinabahagi sa papel na ito.

Ang mga salitâng nagmula sa archival research ay hinango sa mga lumàng cookbook at sa *U.P. Diksiyonaryong Filipino*. Gumawa rin ang awtor ng karagdagang pananaliksik sa mga matandang diksiyonaryong Tagalog, Kapampangan, Ilokano, Bikol, at Bisaya-Hiligaynon, Bisaya-Waray at mga pangunahing sanggunian upang hanapin ang pinagmulan at etimolohiya ng mga salitâng may kinalaman sa tinapay. Naging gabay rin para sa awtor ang mga nakaraang pakikipagtalastasan niya sa *food historian* na si Felice Sta. Maria tungkol sa mga salitâng pagtitinapay.

Ang lahat ng ito ay nakatúlong upang mabuo ang panibagong pag-aaral na tumitingin sa karaniwang larangan ng pagtitinapay bílang isang katangi-tanging paksang pang-iskolarsyip. Inililista at sinusurì ng papel na ito ang mga salitâng bumubuo sa tradisyon ng pagtitinapay sa Filipinas. Bílang pagpapahalaga sa mga salitâ at kaniláng pagpapakahulugan, sinurì rin ang mga ito sa pamamagitan ng pagtingin sa talinghaga ng tinapay bílang pagpapalalim sa mga napag-aralang katawagan at bílang pagsasalamin sa kulturang Filipino sa pamamagitan ng pagtitinapay.[1]

**Ang Tradisyon Ng Tinapay**

Ang "*baking*" ay pagluluto sa tuyong init (*dry heat*) mula sa araw, bága, o hurno. Tinatawag din itong "paghuhurno" dahil sa ginagamit na hurno (*oven*). Gumamit ang ating mga ninuno ng primitibong paraan ng paglulutòng ito. Ayon kay Sta. Maria (2006, 42) "*Baking is done by burying wrapped ingredients in embers, in a bibingkahan or in an horno. The first is the earliest and simplest, if not primitive, baking method and was used in sixteenth-century Island communities*." Sa ganitóng paraan inilulutò ang tinapay lalo na ng mga kulturang may mayaman at makalumàng tradisyon sa pagtitinapay. Noong matandang panahon, nakapaglulutò ng *flatbreads* (tinapay na hindî pinapaalsa) gámit ang pinakapayak na lutuán (Dupaigne 1999, 14).

**Pag-uugat ng Tinapay sa Kasaysayan**

Sa Filipinas, nagsimula ang konsepto ng "tinapay" sa pamamagitan ng mga pagkaing hinubog mula sa bigas at sa mga lamáng-ugat (hindî sa dayuhang trigo o *wheat*). Sa mga panulat ni Antonio Pigafetta (1525), inihahalintulad niya ang nakagisnang *pan* sa Europa sa mga pagkaing gawa sa kanin o bigas na natagpuan nilá sa paglalayag ni Magellan sa mga pulô ng Filipinas noong 1521. Ang "*pan*" na salitâng Español (Baretti 1786, 71) ay mula sa salitâng Latin na "*panis*." Ito ay nangangahulugang "*porcion de masa de harina y agua, de figura comunmente chata y redonda, que, despues de fermentada y cocida en horno, sirve de principal alimento al hombre, entendiendose que es de trigo cuando no se expresa el grano de que se hace"* (La Real Academia Española 1899, 734), na nangangahulugang gawa ito sa masa ng arina at tubig, karaniwang *flat* at pabilog, at matapos paalsahin ay lulutuin sa hurno, at nagsisilbing pangunahing pagkain ng mga táong hinango ito sa trigo.

Kayâ aní Pigafetta mula sa Limasawa: *"They ate their rice as if it were bread, and cook it after the following manner. They first put in an earthen jar like our jars, a large leaf which lines all of the jar. Then they add the water and then rice, and after covering it allow it to boil until the rice becomes as hard as bread,*

*when it is taken out in pieces. Rice is cooked in the same way throughout those districts"* (Pigafetta 1525, 203).

Kabílang sa listáhan ni Pigafetta ng mga salitâng katutubo ay ang *tinapai* na isinalin niya bilang *acerte focacie de rizo* o "para sa ilang mga kakanin" (*rice cake*). Kapareho rin ito sa obserbasyon ng ibá pang dayuhang historyador tulad ni Antonio de Morga (1609, 232–233) na nagsabing "*Their ordinary food is rice pounded in wooden mortars, and cooked—this is called morisqueta, and is the ordinary bread of the whole country*." Sa gayon, itinuring ng mga dayuhan ang ating mga kanin at kakanin na pangunahing pagkain bílang katumbas ng kaniláng *pan* na kanilá namang pangunahing pagkaing gawa sa trigo. Ito ay alinsunod sa pag-uulat ni Maximilianus Transylvanus tungkol sa paglalakbay ni Ferdinand Magellan at ni Juan Sebastian Elcano. Sa ulat, sinabi niyang "[*they*] *make bread of rice*" (1522, 233). Mula naman sa ethnographer na si Elsdon Best, iniulat niya tungkol sa mga pagkain ng mga "tribong Tagalog at Bisaya:" "*Rice was prepared by being boiled, then pounded in a wooden mortar and pressed into cakes, thus forming the bread of the country*" (1892, 122).

Bukod sa bigas at noong walâ pang arinang mula sa trigo, nakapaghahango rin ang mga katutubo ng gawgaw (Laktaw, 1914) o *starch* na nabubuo bílang pagkaing maaaring katumbas ng *pan*. Ang ilan sa mga naturang gawgaw ay ang **ambolong** (salitâng Bisaya) mula sa **buli***, buri* o *casabe* (Mentrida 1841, 268); **inain** mula sa palmang *silag* o buri (Carro 1849, 131) na salitâng Ilokano, **alasip** mula sa buri na salitâng Bikol (Lisboa 1865, 18), at **yuro** (Laktaw 1914, 1391) mula sa palmang buli o **kaong** sa Tagalog. May binanggit ding pagkaing mula sa sagó si Transylvanus (1522, 231) na inihanda kina Magellan ng pinunò ng Zebu (Cebu): "*The bread was made of sago, which is obtained from the trunk of a tree not much unlike the palm. This is chopped up small, and fried in oil, and used as bread*." Ito ang **sagú**, ang arina ng mga Bisayang Waray [Samar at Leyte] na kinukuha sa palmerang **pugahan** (Rosa at Alcazar 1914, 277). **Onao** o arina-de-burí naman ang tawag sa sagú ng mga Bagobo (Gisbert 1892, 41).

Mababagtas ang pagbabago sa kahulugan ng *tinapai* mula *tinapai* (na kanin) papuntang pagkaing *tinapai* na gawa sa arinang trigo (Felice Sta. Maria, *email* sa awtor, 6 Oktubre 2012) sa pamamagitan ng pagpapakahulugan ng salitâng ito sa mga diksiyonaryo ng mga sumunod na siglo. Sa 1754 na limbag ng *Vocabulario de la Lengua Tagala*, ang tinapay ay *pan* (Noceda at Sanlucar 1754, 583) na isa sa mga hudyat na nagiging bahagi na ng ating bokabularyo ang tinapay na pagkaing gawa sa trigo. Ngunit mapagpapalit pa rin ang dalawáng kahulugan. Sa *Arte y Reglas de le Lengua Tagala*, ang galapong [na mula sa bigas] ay ginagawang tinapay (San Jose 1752, n.p.). Gayundin sa Tagalog (Santos 1794, 619) at Bikol (Lisboa 1865, 383), ang tinapay ay pagkaing maaaring gawa sa trigo o sa bigas.

Sa Bisaya (Cebu, Bohol, Negros, Mindanao), ang tinapay ay isang uri ng mga torta [cake o rice cake] na ginagawa ng mga katutubo sa pamamagitan ng pagmasa sa arina ng palay nang manipis na manipis at sinlaki ng platito ng tásang pinag-iinuman ng tsokolate [ng mga Español] at bago ihurno ay papalamanan muna ng kaunting asukal na pulá o asukal lámang sa gitna kayâ magmumukha itong hugis kalahating globo na pabaligtad [kapag pinagtaklob na] (Encarnacion 1851, 569). Sa Bisaya (Samar at Leyte), ang tinapay ay maaaring **can-on** (kanin), *pan* na walâng lebadura, o tinapay mula sa masang pinaalsa at nilutò sa hurno (Rosa at Alcazar 1914, 428).

Tinapay rin ang tawag ng mga Bisaya sa *pan* na gawa sa trigo (Encarnacion 1851, 569; Mentrida 1841, 688) at sa ostiya para sa misa (Encarnacion 1851, 569). Bagaman kay Encarnacion (1851, 569), magkasámang nababanggit ang paggawa ng tinapay o tortang mula sa gawgaw ng mga halamang-ugat, ng palay, at ng mais ("*hacer pan o tortas de raices farinaceas, de palay, maiz*").

Sa diksiyonaryo ni Laktaw (1889, 426), ang tinapay ay *pan* at ito ay isang metapora sa "lahat nang pagkaing kaugaliang ikinabubuhay nang tawo, para nang kanin, maiz, kamote, etc. dito sa atin." Sa Ilokano (Carro 1849, 291), ang tinapay ay pangkalahatang katawagan sa *pan* o sa *rosca* (isang uri ng tinapay na pabilog). Sa Kapampangan, ang tinapay ay nangangahulugang "pan de castilla" (Bergaño 1860, 256) na nagpapahiwatig na ang tinapay ay nagmula sa o impluwensiya ng mga Español.

Nagmula ang tinapay sa salitang "**tapai**" o "**tapay**," na ayon kina Noceda at Sanlucar (1832, 409) ay tumutukoy sa isang "*pastilla*[2] *de morisqueta con que hacian el pangási*" o kapirasong masa ng bigas na ginagamit sa paggawa ng **pangási**. Ang pangási ay isang uri ng alak mula sa nilutong kanin na ginagawa at itinitinda ng mga Sangley (Noceda at Sanlucar 1754, 403). Maituturing na sa mga Tsino (Sta. Maria 2006, 134) o Sangley—ang tawag ng mga katutubo sa mga Tsino o Intsik noon (Laktaw 1889, 536; *Relation of the Voyage to Luzon* 1570, 58)—nagmula ang salitang "tapai."[3]

Nagsisilbing yeast o lebadura ang tapay sa pangási katulad ng paggawa ng serbesa at alak na gumagamit ng *brewer's yeast*. Sa paggawa ng mga alak at serbesa, nakatutúlong ang yeast sa *alcoholic fermentation* na nakagagawa ng alcohol. Sa Bisaya, tumutukoy rin sa uri ng lebadura ang tapay na nagpapalása sa pangási (Encarnacion 1851, 569). Sa Ilokano, ang tapay ay tinatawag na "**búbud**" (Carro 1849, 61) na anyong pulbos na maaaring manggaling sa giniling na bigas o sa *bucacao* (halamang katulad ng mais) na kapuwa pinatutuyo sa ilalim ng araw.

Pagkatapos, ang búbud ay ihahalo na sa loob ng tapayan kung saan ginagawa ang basi o alak (Carro 1849, 61).

Sa halimbawang pangungusap ni Laktaw (1914, 350), binanggit niya ang pinagmulan ng salitâng tapay—ang tapayan: "itapayan ninyo ang alak" o "*poned el vino en tinajas.*" Ang tapayan ay *tinaja* sa salitâng Español (Laktaw 1889, 577; Santos 1794, 795) at karaniwang ginagawang lalagyan tulad na lámang ng nabanggit ni Carro (1849, 61) sa Ilokano na tapayang ginagawaan ng sukà, alak, at basi (at minsan ay pinamumugaran ng lamok o *mannoca*) (Carro 1849, 164).

Kung titingnan ang mga elemento ng tapay at tapayan, likás itong nakapagbigay-daan upang maiangkop ng mga Español sa ating kultura ang paggawa ng tinapay. Ang tapay ang nagsilbing sinaunang lebadura at ang tapayan ang pinaglalagyan nitó at ng masa. "Nagtatapay si yna" ang halimbawang pangungusap ni Santos (1794, 90) upang ipaliwanag ang salitâng Español na "*amasar*" na ang ibig sabihin ay tapay. Bílang pandiwa, ang *amasar* ay paraan ng paghahalo sa kamay o "*to knead*" naman sa Ingles. Sa *amasar* nagmula ang salitâng "*masa*" na ang ibig sabihin ay yaóng nabubuong timplada o *mixture* mula sa paghahalò ng arina, tubig, lebadura, at ibá pang sangkap pantinapay nang ginagamit ang kamay. Ang masa, na ginagamit din sa wikang Español, ay makapal, malambot at madalîng ihugis (La Real Academia Espanola 1899, 640). Ayon kay Laktaw (1914, 1271), sinonimo ng masa ang tapay. Kayâ sa Bikol, kapag sinabing tinatapay, ibig sabihin ay "*hecho asi el pan, o bollos de arroz*" (Lisboa 1865, 383) o gumawa ng tinapay o *rice bun*. Ang "Nagtatapay si yna" ni Santos (1794, 90) ay nangangahulugang gumagawa ng masa si iná.

Sa mga diksiyonaryong sinauna ng Filipinas, isinasáma sa kahulugan ng salitâng "tinapay" ang kahalintulad na mga pagkaing hinuhurno tulad ng *bizcocho*/*biscócho*/*vizcocho* (biskuwit o tostadong tinapay), *galleta* (biskuwit) at torta (keyk). Sa Ilokano, ang *biscócho* ay **pan seco** (tuyong tinapay) o **abizcochado** (biskuwit na sadyang ginawa upang patagalin) (Carro 1849, 58). Ito ay mula sa Español na "*bizcocho*" na makalawáng beses nilulutò upang lumutóng o matosta, at dahil sa maaari itong magtagal nang hindî agad nasisirà, madalas itong kabílang sa mga *supplies* ng mga naglalayag (La Real Academia Española 1899, 141) lalo na noong panahon ni Magellan at sa mga paglalakbay ng Galleon Trade. Sa katunayan, sa listáhan ng mga probisyong dadalhin para sa ekspedisyon ni Miguel Lopez de Legazpi noong 1564, dalawáng libong *quintal*[4] ng *bizcocho*[5] ang kaniláng dalá (Mora 2016, 31–37).

Kay Noceda at Sanlucar (1832, 250), ang **biscocho**[6] ay bahagi lámang ng mga halimbawang pangungusap ("Ang muyag na biscocho ang ibigay") at hindî binigyan ng pakahulugan. Gayundin kay Santos (1794, 570), "maamag na bizcocho."

Pagdating kay Ignacio (1922, 102), ang *bizcocho* ay "tinapay na malutong" mula sa *bizcochar* o "palutungin ang tinapay" (Ignacio 1922, 102). Samantála, ang *galleta* sa Waray ay "tinapay nga uaray binhi ug matig-a" (Rosa at Alcazar 1914, 284) at sa Bisaya, "tinapay nğa tinosta" (Mentrida 1841, 602) na parehong tumutukoy sa matigas at tostadong tekstura ng *galleta*.

Nababanggit din ang tinapay sa paglalarawan ng torta o *cake* (Baretti 1786, 80). Halimbawa, sa Waray nina de la Rosa at Alcazar (1914, 583), ang torta ay "tinapay nga may lana [aceite], bunay [itlog], alacsio [alak]," samantálang kay Ignacio (1922, 370), ang tortang tinapay na may halòng gatas ay tinatawag sa Español na "*molleta*." Gayunman, may pagkakataóng naibubukod ang mga ito sa sarili niláng kahulugan tulad halimbawa ni Laktaw (1914, 1356–1357) na bílang pagpapakahulugan sa umok o uod, sinasabing matatagpuan ang umok sa "*arroz descascarado, pan o bizcocho*."

Pagdating ng mga Amerikano, ang tinapay ay nangahulugan na lámang bílang *bread* (Nigg 1904, 138) at *pan* (Ignacio 1922, 401). Ang *cake* ay mamon, at *biscuit* ay *bisquit* (Nigg 1904, 175). Ang "*biscotso*" ay tumutukoy sa mga tostado [*toast*] (Nigg 1904, 14).[7]

Bílang paglilinaw sa kasalukuyang depinisyon, anyo, at saklaw ng tatlong produktong nabanggit, narito ang natutuhan ng awtor mula sa pagtitinapay at pag-aaral ng panaderya. Tinapay ang tinutukoy kapag ito ay gawa sa masang may lebadura at pinaaalsa; maaaring malambot at medyo matigas sa pangkabuoan, siksik o mahangin dahil may kaunting bútas ang loob (ang miga o *crumb*); at hinuhugis pabilog, parihaba, pilipit, likaw o rolyo, hugis itlog, o ibá pang mga hugis. Ang balát nitó ay maaaring makinis, binudburan ng *breadcrumbs*, may hatì o putok sa ibabaw, at ibá pa. Biskuwit ang mga maliliit na piraso na karaniwa'y malutóng o malambot nang kaunti, matamis o walâng masyadong lása, ibá't ibáng hugis ngunit palaging maliit o *bite-size* (madalîng hawákan at kagatin), at gawa sa masang may pampaalsa (lebadura, *baking soda*, *baking powder* o *baker's ammonia*) o *batter* tulad ng sa cake na inililipat sa *baking sheet* sa pamamagitan ng *piping bag*. Ang cake naman ay gawa sa batter na may arina, itlog, asukal, pampaalsa (baking powder o baking soda), mantika o mantekilya, pampalása (*vanilla extract*, pandan, *chocolate*, at ibá pa) at hinuhurno lulan ang batter sa pabilog, parihaba o parisukat na *cake pan*; karaniwang pabilog o mataas kung patong-patong (*layered*); malambot at pinong-pino ang bútas; at *plain* o may *icing* kayâ mas makulay at panghanda.

## Ang Tinapayan

Sa halip na gumawa, bumibilí táyo ng pang-araw-araw na tinapay sa panaderya o nagpapagawa (pedido) tuwing may okasyon. Ang kultura ng pagtitinapay sa Filipinas ay larangan ng propesyonal at minsan, ng ilang indibidwal na may interes magtinapay sa bahay. Ang mga salitâng tumutukoy sa larangan ng pagtitinapay ay nag-ugat mula sa naunang nabanggit na tapay at tapayan: *tinapayan*, "lugal na tinapayan o gagawan nang tinapay" (Laktaw 1889, 426), "*panaderia*" sa Español at "panaderya" sa kasalukuyan (Almario 2001, 644); "*mananapai*" bílang katawagan sa trabahador o tagagawa ng tinapay (Noceda at Sanlucar 1754, 409) at **magtitinapay** (Santos 1794, 619) sa Tagalog, **paratapay** (Lisboa 1865, 383) o **paratinapay** (Lisboa 1865, 72) naman sa Bikol, at *panadero* sa Español (Lisboa 1865, 72).

Ang pangunahing dahilan ng pagtitinapay at pag-angkat ng arina mula sa España noong panahon ng pananakop ay upang gumawa ng ostiyang ibinabahagi sa banal na misa (Sta. Maria 2006, 133). Kabílang din ang arina sa mga ipinapasok sa bansa ng mga mangangalakal na Tsino noon. Sa liham ni Guido de Lavezaris (1574, 250) kay Haring Felipe II, sinabi niyang patúloy na lumalakas ang pakikipagkalakalan ng mga Tsino taon-taon at nagsusuplay sa Filipinas ng asukal, trigo, mani, pasas at ibá pa. Gayundin, sa liham ni Juan Pacheco Maldonado sa hari (1575, 272), ibinalità niyang mahigit sa isang dosena ang naglalayag na barko mula sa Mainland China patúngong Filipinas lulan ang mga trigo, arina, at asukal. Bandáng taóng 1590, gumagawa na ng tinapay ang mga magtitinapay na Tsino gámit ang mga trigo at pinong arinang inangkat pa nilá mula sa kaniláng bayan sa Tsina sakâ itinitinda nilá ito sa palengke at inilalako sa mga kalye (Salazar 1590, 28).

Nang itinayô na ang malalakíng panaderya sa Maynila, mga Tsino ang nagsilbing mga magtitinapay. Kabílang silá sa mga kapuwa Tsino o Sangley na inaasahan ng mga Español na magsilbi rin bílang mga *craftsmen*, tagapagtinda, manggagawa, magsasaká, mangingisda, at kasambahay (Chia 2006, 515). Karamihan sa mga Sangley ay edad 35 pababâ at mula sa bayan ng Xiamen (Chia 2006, 521). Umábot sa sanlibong Sangley ang nakatirá sa loob at labas ng Maynila noong 1588 na karamihan ay mga trabahador gaya ng nabanggit (Salazar 1588, 28).

Kabilang sa mga naitayo ang panaderyang may basbas ng hari ng España noong 1625 sa pamamahala ni Kapitan Andres Fernandez de Puebla at ng pamahalaan ng siyudad ng Maynila (Sta. Maria 2006, 133). Pinagsisilbihan ng mga panaderyang ito ang komunidad ng Español sa Intramuros at kalapít na lugar. Ayon sa liham ni Fray Domingo de Salazar:

*This has much benefited the city, for they make good bread and sell it at low cost; and although this land possesses much rice, many now use bread who did not do so before. They are so accommodating that when one has no money to pay for the bread, they give him credit and mark it on a tally. It happens that many soldiers get food this way all through the year, and the bakers never fail to provide them with all the bread they need. This has been a great help for the poor of this city, for had they not found this refuge they would suffer want*. (1590, 215)

Nasangkot pa nga sa kontrobersiya ang mga panaderong Tsino noong 1686 nang maakusahan ang isang grupo ng mga Sangley ng pakikipagsabwatang lagyan ng mga bubog at piraso ng tapayang sinunog ang mga tinapay bílang pag-aalsa laban sa mga Español (Diaz 1718, 250; Sta. Maria 2006, 134; Chia 2006, 509). Nagplano silá ng pag-aalsa sa loob mismo ng panaderya. Naparusahan ang mga maysála at pansamantaláng pinalitan ang mga Tsino ng mga Español na dáting mga panadero ngunit pinabalik din ang una matapos hindî naging katanggap-tanggap ang mga gawang tinapay ng hulí (Diaz 1718, 250). Kabílang sa mga ipinagbawal noon ay ang pagtulog ng mga Sangley sa loob ng Maynila lalo na sa mga panaderyang kaniláng pinagtatrabahuhan dahil sa nangyaring pag-aalsa (Chia 2006, 520). Noong mga panahong yaon, umaábot ng halos 15 hanggang 20 oras ang pagpapaalsa ng masa lalo na at ang gámit pa noon ay paraang *sourdough*[8] lalo na sa España mismo (Braun 1908, 532) kayâ mas praktikal sánang matulog o manatíli sa panaderya hábang naghihintay.

Sa makulay na kasaysayan ng pagtitinapay (na nailahad sa nakaraang talata) nabuo ang institusyon ng panaderya sa Filipinas.[9] Ang karaniwang oras ng pagbilí ng tinapay ay tuwing umagang-umaga para sa agahan at bandáng alas-dos ng hápon para sa meryenda. Marami ring gustong kainin ang tinapay nang mainit. Ang ilan sa mga halimbawang pangungusap sa diksiyonaryong Bisaya ay nagpapahiwatig ng nakaugaliang ito: "*Tabonan mo caayo tinapay, opay maginit*" o "*Cubre ese tinapay para que ese caliente"* [takpan ang tinapay] bílang halimbawa para sa salitâng "init" (Sanchez 1711, 273); "*Ygangun mo iton tinapay*" para sa salitâng "igang" na ibig sabihin ay "*calentar"* o initin (Sanchez 1711, 266); at "*Taboni iton tinapay, opay magalomoom*" (Sanchez 1711, 376) para sa salitâng "olomoom."

Ang mga tinapay na maaaring bilhin anumang oras sa panaderya (at hindî na kailangang mainit) ay nakaayos sa eskaparate o estante (nakabalot o nakalatag lang sa *tray*). Tulad ng konsepto ng "turo-turo," iaábot ng tindera ang tinapay matapos itong piliin ng mamimíli. Bukod sa panaderya, makabibili din ng tinapay sa mga

tindahan sa palengke, sa sari-sari store, sa inilalako sa kalye habang nakasakay sa bisikleta (ang mamang potpot), at sa mga supermarket.

**Ang Magtitinapay**

Sa loob ng panaderya, magkakatabíng nagtatrabaho ang mga magtitinapay upang maisagawa nang mabilis at maayos ang produksiyon. Pinangungunahan ito ng maestro panadero, ang kánang-kamay ng may-ari ng panaderya[10] at siyáng may kaalaman sa timplada ng mga tinapay. Siyá ang pangunahing tagatimpla, tagamasa, at tagapamahala sa mga gawain sa loob ng produksiyon. Sa loob ng panaderya, itinatanghal siyá bílang "maestro" bílang tanda ng pagkilála at paggálang sa kaniyang karanasan, kagalingan, at kasanayan sa paggawa ng tinapay.

Ang maestro, ayon sa pagpapakahulugan ni Laktaw (1889, 353), ay "na sinasabi sa manga bagay, na dahi[11] sa siyang pinaka-*principal*, o dahi sa pagkayaring lubhang mahusay ay maipapalagay na howaran nang kapowa niya, para baga nang isang susing lubhang marikit at mahusay ang pagkagawa, ay tinatawag na: *llave maestra*, etc. [*master key*]." Bukod pa rito, maestro ang maituturing sa "ang sanay at bihasa sa isang *oficio*, at yaon ang kaniyang ikinabubuhay; para nang MAESTRO *sastre*, MAESTRO *carpintero*" (Laktaw 1889, 353). Sa ganáng pagtitinapay, ang mahusay na panadero ay isang "maestro panadero." Mataas ang pagtingin sa isang maestro kapag itinuturing siyá bílang huwaran. Ipinahihiwatig din nitó na isang *skill* o kasanayan ang larangan ng pagtitinapay at may *sense of craftsmanship* sa paggawa ng tinapay kayâ sinumang may galíng o kasanayan at bihasa ay maaaring tanghalíng huwarang maestro. Mababakas sa titulong ito ang pinagdadaanan ng isang panadero upang makamit niya ang kadalubhasaan sa pagtitinapay.

Sa mga bansang Europeo noong unang panahon, sumasailalim sa tradisyon ng *apprenticeship* sa isang *baker's guild* ang mga panadero upang maging ganap na maestro. Noong panahon halimbawa ni Haring San Luis IX ng France na namunò noong 1226–1270 (Hutton 1892, 13 at 217), "*talemiers*" ang tawag sa mga panaderong Pranses at upang makasáli sa kaniláng *baker's guild*, kinakailangang dumaan sa napakahabà at masalimuot na proseso (Dupaigne 1999, 168). Matapos magsanay ng batàng laláki bílang tagatahip, tagasala, tagamasa, "*doughman*" o katulong na panadero sa loob ng limang taon, maaari na siyáng maging panadero at magtrabaho para sa kaniyang sarili (Dupaigne 1999, 168) bílang may-ari ng sariling panaderya. Matapos makabilí ng pagtitinapay (*buying a practice*), kinakailangan pa niyang makompleto ang apat na taóng *apprenticeship*, at sa panahong ito, magbabayad pa siyá sa hari ng lingguhang buwis (*tonlieu*) bukod pa sa mga kabayaran tuwing Pista ng Tatlong Hari, Pasko ng Pagkabuhay, at Pista ni San Juan (Dupaigne 1999, 168). Matapos maisakatuparan ang lahat ng ito, sakâ lámang maaaring matawag ang isang panadero bílang maestro panadero.

Ngunit sa kasaysayan ng Filipinas, walâng pormal na baker’s guild na sasalihan at pagdadaanan. Ang pagiging *apprentice* ay nagaganap lámang hábang tumutúlong ang panadero sa kaniyang maestro sa loob ng panaderya (Uy at Orillos 2015, 146). Gayunman, hindî ibig sabihin nitó ay hindi dadaan sa butas ng karayom ang panaderong nais maging maestro bálang-araw. Ilan daang tinapay ang kaniyang mamasahin, huhubugin, at huhurnuhin sa araw-araw sa maraming taon hanggang sa matutuhan at maisapusò niya ang liksi ng kamay at katawan na kailangan sa mahusay na pagtitinapay. Walâng *masterlist* o pormal na paraan ng sertipikasyon sa pagiging maestro panadero sa Filipinas. Hindî ito makukuha mula sa isang diploma o sertipiko. Ang titulong “maestro panadero” ay iginagawad ng may-ari at ng mga kapuwa panadero sa natatanging panaderong dumaan sa mahabàng panahon ng pagiging panadero.[12] Naisasálin ang kaalaman sa pamamagitan ng paggawa, pagmamasid sa bawat yugto ng pagtitinapay at pagtatrabaho ng panadero. Mula sa *fieldwork* ng awtor sa mga panaderya, nabatid niyang magkakamag-anak ang ibáng mga panadero kayâ madalîng maipása o maipamána ang kaalaman sa pagtitinapay. Ang ibá naman ay nag-aaral sa mga *baking school* o sumasáli sa seminar ng mga organisasyon tulad ng Philippine Society of Baking o ng mga *supplier* ng arina at lebadura. Bílang maestro, nása kamay ng mga panadero ang pagbuo, pagsulong, at pagbabago ng mga timplada, pamamaraan at produkto ayon na rin sa panlása ng mga mamamayang kaniláng pinagsisilbihan.

Katuwang ng maestro ang **panadero** (*assistant*) na tumutúlong sa pagtitimpla, pagmamasa, at paghuhugis ng tinapay bago ito ipása sa **hurnero** o **pugonero** na nagluluto ng mga tinapay sa pugon. Ang mga salitâng ito ay nag-uugat sa Español (*hornero* at *fogonero*). Noong araw, hindî pa lagánap ang paggamit ng *thermometer* kayâ ang mga hurnero ay umaasa sa kaniláng kakayahang maláman ang temperatura o init ng pugon sa pamamagitan ng pakiramdam. Sa mga maliliit na panaderya, ang lahat nang ito ay ginagampanan ng iisang tao lámang, ang maestro panadero (Uy at Orillos 2015, 146).

Ang pagbabansag at pagpapangalan sa mga tinapay na bagong imbento o bagong dagdag sa imbentaryo ay karaniwang nagmumula sa maestro at sa mga panadero maliban na lámang kung ang pinagmulan ng konsepto o pagdagdag sa produksiyon ay nanggagaling mismo sa may-ari ng panaderya. Maaari ding halawin ng mga panadero, tindera, at may-ari ang pagpapangalan sa ilang tinapay ayon sa mga ibinabansag ng mga mamimíli sa tinapay lalo na kung kakaibá ang mga hitsura ng nabanggit. Ang pangalan ng mga tinapay na matagal nang ginagawa sa panaderya ay ipinagpapatúloy lámang ng mga panadero, tulad ng pandesal at ibá pa.

Sa ibáng probinsiya, may mga tiyak pang katawagan sa mga panadero ayon sa kaniláng tungkulin (Uy at Orillos 2015, 146). Sa Catbalogan City, Samar,

**lamesador** ang nagmamasa ng tinapay (**masador** sa Bikol). Pagkatapos malutò ang mga tinapay, ito ay ipinapása ng **tagasalo** mula sa pugon at palamigan patúngo sa harap ng panaderya. Kadalasang ginagamit ang salitâng "tagasalo" sa Cavite. Ang mga tinapay ay binabalot ng "**paraputos**," salitâng mula din sa Catbalogan City. Ito ay nag-uugat sa "**putós**," salitâng Waray, Bikol, Hiligaynon, at Sebwano na ang ibig sabihin ay "balót na balót" (Almario 2001, 723).

Násа harap ang mga tindera at kahera (kadalasan ay may-ari mismo o kaniyang kamag-anak). Ang mga naglalako ng tinapay ay ang **rasyonero** o ang "Mamang Potpot," bansag sa laláking lulan ng biskiletang may lalagyan ng tinitindang tinapay at kilála sa tunog ng kaniyang busina o "potpot" (Uy at Orillos, 2015).

**Ang mga Tinapay**

Mahahango sa nakagisnang tradisyon ng mga magtitinapay ang ilang katawagang may kaugnayan sa paggawa ng tinapay—simula sa pagpapangalan sa mga uri ng tinapay, mga sangkap at kagamitan, mga proseso ng paggawa ng tinapay at bahagi ng tinapay.

Mga Pangalan ng Tinapay

Ang "tinapay" ang pangunahing katawagang ginamit noong panahon ng pagdating ng mga Español sa Filipinas. Sa mga panahon ding ito, ang mga diksiyonaryong Kapampangan, Bikol, at Bisaya ay naglista ng mga tiyak na pangalan ng tinapay na maaaring ginagawa na noon pa man. Kabílang dito ang **pan entero** o "buong tinapay" (Santos 1794, 418) at **hogaza** na salitâng Español para sa malaking tinapay (Mentrida 1841, 613). Ang tawag sa tinapay sa Kapampangan ay **pan de castilla** (Bergaño 1860, 256). Ang **balicóngcong** ng mga Ilokano ay hugis *culebra* (*coil*) o ahas at kilalá rin bílang **balicaocáo** (Agustin 1849, 44). Bagaman hindî lumalabas sa mga diksiyonaryo nina Noceda at Sanlucar, Laktaw, at ibá pa, nakalista ang **ensaimada** kina Rosa at Alcazar (1914, 228) bílang "tinapay nga maripoyoc, matam-is ug minanteca an" o tinapay na pabilog, matamis, at mamantika (dahil sa *lard* o mantekilya). Maaaring pareho ng hugis ang balicóngcong at ensaimada sapagkat naka-coil din ang hulí. Isináma rin ni Mentrida (1841, 776) ang **sopeton**, tinapay na tinusta at sinawsaw sa mantika.

Sa diksiyonaryong Bikol unang lumabas ang salitâng "**minanocan**" o "**minauucan**" na sa Español ay "*un pan de sal hecho en hojas de anahao, que queda tuerto después de hecho"* na nangangahulugang "isang tinapay na asin na ginawa sa mga dahon ng anahao, na may isang mata pagkatapos gawin" (Lisboa

1865, 245). Sa parehong aklat, nakalista rin ang **binaloto**, "*un pan de sal pequeno envuelto en hojas de Anahao*" (maliit na tinapay na asin na nakabálot sa dahon ng anahaw) (Lisboa 1865, 65). Pareho ang inilalarawan nitóng minanocan at binaloto lalo na ang tinapay na asin na nakabalot sa anahaw. Pansinín na ang pakahulugan sa "pan de sal" o tinapay na asin ay maaaring pangunahing tumutukoy sa asin na hugis tinapay sa halip na tinapay na maalat-alat. Ipaliliwanag ito sa mga sumusunod na talata.

Sa diksiyonaryong Bisaya (Mentrida 1841, 49), ang binaloto ay nangangahulugang "*pan de sal, por que esta hecho a modo de baloto*" o pandesal, na ginawa bílang **baloto**. Ang baloto (Mentrida 1841, 49) o **baroto** (Rosa at Alcazar 1914, 74) ay isang uri ng bangkâ. Sa isa pang diksiyonaryong Bisaya, ang binaloto ay tumutukoy sa "*pan de sal, llamado asi por su hechura que figura un baroto*" (Encarnacion 1851, 57) o tinapay na asin na pinangalanan dahil sa kamukha nitó ang hugis ng baroto.

Batay sa mga kahulugang ito, maaaring ang pandesal na tinapay natin ngayon ay nagmula sa paggawa ng asin na binabalot sa dahon ng anahaw. Subalit kinakailangan pa ng masusing pananaliksik at pagsusurì kung alin ang hinubog ng ano—ang tinapay ba na hinubog na parang kimpal o *loaf* ng asin o ang asin ba na hugis tinapay?[13] Gayunman, nagbibigay ang mga diksiyonaryo ng ilang pahiwatig tungkol sa sinaunang itsura noon ng tinapay o asin na hugis-tinapay. Una, na ang pandesal ay "*que queda tuerto"* o may isang matá (Lisboa 1865, 245), at pangalawa, na ang pandesal ay "*por que esta hecho a modo de baloto"* o kahugis ng bangkâng baloto (Mentrida 1841, 49; Encarnacion 1851, 57). Babalikan natin ito sa diskusyon ng paggawa ng tinapay sa mga susunod na bahagi ng pag-aaral na ito.

Ang mga nabanggit na pangalan ng tinapay ay nasusulat sa mga diksiyonaryo sa pagitan ng ikalabing-anim hanggang ikalabingwalong siglo. Pagdating ng ikalabinsiyam na siglo at kasalukuyan, unti-unting naglahò na ang mga ito sa ating bokabularyo maliban na lamang sa "pandesal" at "ensaymada."

Paraan ng Pagpapangalan Simula Ikalabinsiyam na Siglo

Karaniwang nagsisimula ang pangalan ng tinapay sa "pan" pagkatapos ay susundan ito ng "de" (mula sa) at durugtungan ng anumang pangalan ng lugar o lahi (aleman, castilla, vienna); sangkap (limon, tubig, asin, gatas, niyog); hugis ng isang bagay (bonete, atis, bomba); pangalan ng kilaláng tao o personalidad, at marami pang ibá. Ilan sa mga halimbawa ay ang *pan de vienna, pan de limon, pan de sal, pan de leche*, *pan de coco, pan de bonete, pan de bomba, pan de barra, pan de caña,* at *pan de Rizal*. Nag-uugat ito sa panahon ng Español tulad ng pan de sal (La Real Academia Española 1899, 734).

Ang pangalan ng ibáng tinapay ay naglalarawan ng isang bagay o lugar tulad ng **kabukiran** (bukid), **kalihim** (lihim), **pinagong** (pagong), **bohol** (probinsiya ng Bohol), at ibá pa. Sinasalamin ng pangalan ang isang partikular na panahon at kilaláng tao tulad ng mga artista (**pan de Nora**), boksingero (**elorde**), at nakatutuwang karakter sa pelikula (**dabiana**, **tolindoy**). Lumalabas ang pagiging palabiro ng mga panadero sa kaniláng pagpapangalan sa mga tinapay.

May pagkakataón ding may naipapahiwatig na malaswang kahulugan ang pangalan ng ilang tinapay. Isang halimbawa ang **monay**, isang pabilog na tinapay na may makinis na balát at may uka (o indentasyon) sa gitna. Maaari ding nagmula ang monay sa *pan de monja* ("tinapay ng mga mongha" o "madre") (Fernando 1992, 20–21). Ngunit nang lumaon, nagkaroon ng di magandang reputasyon ang monay sapagkat ang isang kahulugan nitó sa *UP Diksiyonaryong Filipino* (Almario 2001, 567–568) ay patungkol sa ari ng babae, marahil dulot ng nasabing indentasyon sa ibabaw.

Samantála, ang kalihim ay isang tinapay na malambot at may kulay puláng palaman sa gitna. Tinawag itong "kalihim" dahil ang palaman ay nagmumula sa mga lumàng tinapay na ginagawang *pudding* at kinukulayan ng pulá. Ngunit lingid iyon sa kaalaman ng mga mamimíli. Isang "lihim" ng mga panadero ang palamang pulá, kayâ "kalihim" ang tawag dito.

**Mga Sangkap sa Paggawa ng Tinapay**

Ang karaniwang sangkap sa paggawa ng tinapay ay arina, lebadura, tubig at asin. Bagaman namána natin ang paggawa ng tinapay at mga tradisyong panaderya mula sa mga Español, Tsino, at Amerikano, ang ilang sangkap nitó ay mayroong katumbas na salitâ sa sinaunang Tagalog.

Harina

Ang harina o arinang gawa sa trigo ay mula sa salitâng Español. Sa Tagalog, ito ay **binocboc** na mula kina Noceda at Sanlucar (1754, 82). Ang kasalukuyang baybay nitó ay "binukbók" (Almario 2001, 122). Maaaring inihahalintulad ito sa naiiwang parang pulbos matapos sirain ng bukbok (isang kulisap) ang kahoy kayâ binukbók ang tawag. Sa Bikol, ang harinang ginagawang tinapay at ostiya ay tinatawag na "**bobob**" o "**binobod**" (Lisboa 1865, 68). Sa Kapampangan, "**tapong**" (Bergaño 1860, 249) o "**pupul**" (Bergaño 1860, 312) ang tawag sa harinang mula sa bigas o trigo.

Nag-aangkat na noong panahon ng Español ng trigo kayâ kasáma sa bokabularyo ang paggiling sa trigo para maging harina. Halimbawa, *panera* ang

tawag sa "taguan ng bigas, trigo, palay, harina at tinapay" (Laktaw 1889, 426). Sa salitâng Kapampangan, ang taguán ng palay ay **lunglung** (Bergaño 1860, 151) o *troje* sa Español (Bergaño 1860, 151). "**Gilingan**" ang tawag sa lugar na ginigilingan (*mill*) (Noceda at Sanlucar 1832, 153). Sa Español, *tahona* ang gilingan ng harina na hinihila ng kabayo (Laktaw 1889, 567) o kayâ ng kalabaw (Rosa at Alcazar 1914, 563). "Tahona" rin ang tawag sa bahay na gawaan at pinagbibilhan ng tinapay (Laktaw 1889, 567). "*Tahonero*" naman ang tawag sa may-ari nitóng gilingan (Laktaw 1889, 567).

Nagmumula ang harina sa *wheat kernel* na inaangkat ng Filipinas sa kasalukuyang panahon mula sa America, Canada, Turkey, o Tsina at pinoproseso ng mga lokal na *flour miller* simula 1958 nang itinatag ang kauna-unahang industrial *flour mill* sa bansa (Uy at Orillos 2015, 7). Pinaghihiwalay ang mga bahagi ng trigo tulad ng *bran*, ang panlabas na bahagi ng trigo; *endosperm*, ang panloob na bahagi; at *germ*, ang binhi o *embryo* sakâ pagsasama-samahin upang bumuo ng ibá't ibáng uri ng harina (Philippine Society of Baking at Orillos 2015, 49). Ang harinang pantinapay ay mula sa endosperm ng trigo.

Lebadura

Ang *yeast* ay tinatawag na "*levadura*" sa salitâng Español (lebadura ang baybay sa Filipino). Ito ay mula sa *Saccharomyces cerevisiae*, isang buháy na organismo na ginagamit bílang *yeast starter culture* sa paggawa ng serbesa at ng *baker's yeast*. Kapag na-ferment kasáma ang arina, tubig at asin, nagpapaalsa ito ng tinapay. Ibá't ibáng uri ito tulad ng *compressed* o *fresh yeast* (pormang pabilog o kuwadrado at mamasâ-masâ dahil sariwa ito), *active dry yeast* (pormang pulbos na tinutunaw muna sa tubig bago gamitin), at *instant dry yeast* (pormang pinong pulbos na hindî na kailangang tunawin kayâ puwedeng ihalò nang diretso sa arina at ibá pang sangkap) (Wong at Orillos 2017, 133).

Bago naimbento ang mga *commercial yeast*, ginagamit ang natural na pampaalsa gaya ng *sourdough* noong unang panahon (Davidson 2006, 735). Ang katumbas nito ay ang *tapai* o tapay na ginagamit noong panahon ng mga Español. Sa salitâng Kapampangan, **tapong** din ang tawag sa lebadura (Bergaño 1860, 317).

Matatagpuan ang salitâng "levadura" sa isang cookbook na inilimbag noong 1919 na ang kahulugan nito ay "pinanis na masang harena" (Ignacio 1919, 127). Tinutukoy nitó ang *sourdough starter system* na ginagamit sa pagtitinapay sa Europa na pinaghahalò ang harina at tubig upang makapang-akit ng natural na *yeast spores* at bakterya sa hangin sakâ ito ipe-ferment o papanisin. Daragdagan ng marami pang tubig at arina sa ikalawang bahagi ng starter, papanisin mulî, sakâ ihahalò sa pinakamasa ng tinapay (Wong at Orillos 2017, 5).

Pinapalaganap ng mga panadero ang ganitóng klase ng lebadura noong unang panahon sa pamamagitan ng dalawáng paraan: pinapakain ng maligamgam na tubig at arina ang nagawang sourdough sakâ itatagò sa malamig na lalagyán hanggang sa oras ng paggamit nitó. Ang isa pang paraan ay kukuha ng kapirasong masa na ginawa, halimbawa, ngayong araw sakâ ihahalò sa bagong masang gagawin kinabukasan (Davidson 2006, 736). Sa ganitóng paraan nakatutúlong ito sa pag-alsa ng tinapay, pagpaparami ng *yeast organisms,* at pagpapalása sa tinapay.

Nang lumaon, nabibilí na ang mga commercial yeast. Bagaman nagagamit na ngayon ang mga modernong uri ng yeast, naging bahagi na ng wikang panadero ang salitang "lebadura." Ayon sa *pastry chef* at *baking instructor* na si Jill Sandique, ginagamit pa rin ng mga panadero sa Visayas ang salitâng "lebadura" (o "labadura") bílang katumbas ng yeast (Uy at Orillos 2015, 239). Ito ay napag-alaman ni Sandique mula sa kaniyang pakikipag-usap sa mga Bisayang panadero at sa mga panaderong naglilingkod sa kaniláng panaderya na pag-aari ng kaniyang pamilya sa Mindanao.

Tubâ

Ang tubâ ay nagmumula sa tubig ng niyog na kinukuha sa "*inflorescence*" ng niyog o **dáol** (Pacho 2015, 87). **Mananggiti** ang tawag sa kumukuha ng tubâ (Pacho 2015, 174). Hihiwain ng mananggiti ang dulo ng dáol saka sasalain o padadaluyin sa kawáyan o plastik na lalagyán upang makuha ang likido. Ginagawang tubâ ang nasabing likido o katas sa pamamagitan ng permentasyon hanggang sa maging isa itong "mabulang alak." Ang tubâ para sa paggawa ng tinapay o torta (tradisyonal na keyk sa Cebu at karatig-pook) ay ang bagong-kuhang tubâ (isang araw pa lang o "*day-old*") na pinakamatamis at pinakasariwa at kinukuha umagang-umaga pa lámang (Uy at Orillos 2015, 116).[14] Bagaman naunang maidokumento ang tapai o tapay na mula sa kanin bílang pampaalsa ng tinapay, ang tubâ ay ginamit sa isang *recipe* ng tinapay na nailathala sa isang teksbuk noong 1922 (Butts 1922, 155).

## Ang Pagtitinapay

Sumusunod ang pagtitinapay sa ilang mahahalagang proseso. Ang unang bahagi ay ang pagtatakal ng sangkap, paghahalò ng mga sangkap upang maging masa, at pagpapaalsa ng masa. Kapag handa na ang masa, susunod ang pagtitimbáng at paghahatì nitó sa mga piraso, pagbibilog (*rounding*) at paghuhugis (*shaping*), paglalagay sa *plancha*, pagpapahinga ng masa (*resting*)/panghulíng pagpapaalsa (*proofing*), at pag-*makeup* (paghiwa sa itaas, pagrolyo sa *breadcrumbs*, paglagay ng *topping*, o pagpahid ng *egg wash*). Panghulí ay ang paghuhurno, pagpapalamig ng tinapay (lalo na sa mga hinihiwang tinapay at maliban sa pandesal na kadalasan ay binibilí nang mainit pa), at pagbabalot.[15]

Pagtatakal ng Sangkap

Kinakailangang gumamit ng panukat sa pagtatakal ng mga sangkap upang makagawa ng parehong resulta bawat gawa. Karaniwang tawag sa isang *batch* o *recipe* ng tinapay ay "**timplada**." May sinusunod na talaan ang mga panadero sa paggawa ng bawat timplada. Ito ang tinatawag na "*bread formulation*" (*formula*). Dito, ang mga sangkap ay nakalista at tinatakal ayon sa *baker's percent.* Sa baker's percent, tinatakal ang mga sangkap ayon sa porsiyento ng dami nitó sa isang timplada at ayon sa dami ng arina. Kinukuwenta ang katumbas ng baker's percent sa gramo at kilogramo. Halimbawa, kapag gagawa ng pandesal gámit ang isang sako ng arina na isang kilo ang lamán, ang pormulasyon ay maaaring may arinang 65% (baker's percent) na ang katumbas na súkat ay 650 gramo. Kayâ kapag magtatakal na ng arina, titimbangin ang 650 gramo nitó sakâ ilalagay sa *bowl*, at gayundin ang gagawin sa ibá pang sangkap.

Pagmamasa

Kapag pinaghalo na ang arina, lebadura, tubig, at asin, makabubuo ito ng masa na tumutukoy sa *dough* o "nilamas na basang harina" (Almario 2001, 548). Matatandaang nagmula ang masa sa pandiwang *amasar* (La Real Academia Española 1899, 59) na salitâng Español at ginagamit din hindî lámang sa pagtitinapay kundî para sa galapong na gawa sa bigas. Lumitaw ang salitâng masa sa *Arte y Reglas de la Lengua Tagala*: "Ang masa ay ang galapong na linalamas na ginagauang tinapay" (San Jose 1752, 916). Ang katumbas na salitâ ng *amasar* sa Tagalog ay **lamas** (Santos 1794, 90).

Bukod pa rito, may ilang mga salitâ sa mga wika ng Filipinas ang naglalarawan ng pagmamasa o ng masa. Sa Bisaya, ang **comot** (Encarnacion 1851, 104**)** at **gomo** (Encarnacion 1851, 151) ay nangangahulugang pagmamasa ng isang bagay gámit ang kamay halimbawa kung pipisilin, lalamutakin, o pipigain ang nilalabhang damit o kapag nagmamasa para sa tinapay. Sa Kapampangan, ang *amasar* ay **amas** o **macayamas** (Bergaño 1860, 15). Sa Tagalog ni Laktaw (1914, 440), ang proseso ng pagmamasa ay **kamal***,* **payik**, at **kipil**. Bukod sa *amasar*, ang ibá pang salitâng Español na katulad ng amasar ay ang *heñir* (Laktaw 1889, 287) at *ablandar* (Santos 1794, 9) na may kinalaman sa pagpapalambot sa isang bagay sa pamamagitan ng kamay (La Real Academia Española 1899, 4). Lahat ng mga salitâng pangmasa ay nagpapahiwatig ng paggamit ng kamay upang makabuo ng isang bagay na maaaring hubugin. Gayundin, ipinapahiwatig ng mga salitâng pangmasa na ang pagtitinapay ay isang *tactile* na larangan. Pandamá ang ginagamit sa paglikhâ ng masa at kamay ng magtitinapay ang bumubuo sa ganitóng tradisyon sa paglulutò.

Upang mas mabigyang-linaw at maipaliwanag nang husto ang pagtitinapay, kailangang tingnan ang dalawáng klase ng paghahalò upang mabuo ang masa. Ang *sponge and dough method* ay mayroong dalawáng pangunahing hakbang: paggawa ng *sponge* at ng *dough*. Para sa sponge, paghahaluin ang arina, tubig at lebadura sakâ papaalsahin sa loob ng 2 ½ hanggang 4 na oras (Philippine Society of Baking at Orillos 2015, 61). Pagkatapos, paghahaluin naman ang ibáng sangkap para makabuo ng dough sakâ isasáma rito ang naunang sponge. Karaniwang ginagamit ang sponge and dough method sa paggawa ng tradisyonal na pandesal, ensaymada at *pan Americano*.

Sa *straight dough method*, hahaluin ang mga sangkap upang makabuo ng masa, papaalsahin sakâ ipoporma. Maaaring gumamit ng *fresh yeast* o *active dry yeast* na parehong ina-*activate* muna sa tubig upang "mabuhay" ang mga organismo ng yeast. Mas mabilis ito nang kaunti kompara sa sponge and dough dahil walâ ka nang gagawing sponge. Ginagamit ang straight dough sa pandesal, ensaymada, *pan Americano*, monay, at ibá pa.

Pagpapabuhay

May isang hakbang sa sponge and dough at sa straight dough method kung saan kinakailangang "gisingin" ang lebadura dahil pansamantaláng "natutulog" ang mga organismo nitó. Kayâ bago paghalo-haluin ang mga sangkap ng masa, kailangang ihalò muna ang lebadura sa tubig. Malaláman kung ito'y "buháy" na kapag bahagyang bumubula ang ibabaw ng natunaw na lebadúra. Kung ito ay para sa sponge and dough, gagawa muna ng sponge kung saan gigisingin din muna ang lebadura. Kapag nagising o nabuhay na ang organismo ng lebadura, maaari nang makabuo ng masa o ng sponge.

Ang salitâng "buháy" ay napakamatalinghagàng pakinggan. Sa aming panayam kay Arnel Beruete na may-ari ng Beruete's Bakery sa Cavite (Uy at Orillos 2015, 179), naaalála niya ang kaniyang amá na nagtanong sa kaniláng maestro panadero noon, "Nagpabuhay ka na ba?" Ang ibig sabihin, nagawa na ba ng panadero ang paghahanda ng lebadura para sa masa: ang buhayin ang lebadura. Sa listáhan ng mga sangkap sa Dizon's Bakery sa Cavite, napansin din ng manunulat na si Michaela Fenix (2006, C3) ang salitâng "buháy" (na tumutukoy sa lebadúra) na may katumbas na numerong tumutukoy kung ilang oras ito paalsahin.

Kung ang panaderya ay gumagamit naman ng *sourdough starter* (o "pinanis na masang harena"), mas lalong akma ang pagpapabuhay sapagkat pinapakain ang

lebadura sa pamamagitan ng pagdagdag ng arina at tubig sa masa upang mabuhay at lumagô sa loob ng takdang araw bago ito maging handa sa paggawa ng tinapay. Kung sakalìng hindî matagumpay ang paggawa ng lebadura, kinakailangang magsimulang mulî sapagkat hindî nabuhay ang mga organismo.

Pagpapatubo

Ang kaugnay na hakbang ng pagpapabuhay sa lebadura ay ang "pagpapatubò" na ginagamit naman kapag ang pampaalsa ay tubâ. Ito ang ginamit na pampaalsa noong 1922 sa isang recipe ng tinapay (Butts 1922, 155). Ang tubâ ay kasalukuyan namang ginagamit pa rin sa Cebu sa paggawa ng torta, isang keyk na may kaunting asim (dahil sa tubâ), kaunting tamis at may linamnam ng mantikang baboy (*lard*). Ang tubâ ang nagpapataas o nagpapaalsa sa timplada ng tortang Cebu. Kinakailangan ng ilang oras na paghihintay upang umalsa ang *cake batter*—ito ang bahagi ng "pagpapatubò"—warì'y nagpapatubò ng halaman.

Mulî, may kaugnayan ang hakbang na ito ng pagpapatubò sa pagbibigay ng búhay na kinakailangan upang umalsa ang naturang keyk (o tinapay) na siyá namang nagbibigay rin ng búhay at nutrisyon sa ating katawan.

Ngayong "buháy" na ang lebadura o pampaalsa, paghahalo-haluin na ang ibá pang sangkap sa isang lalagyán. Maaaring ito ay ang tapayan na sinaunang pinagmulan ng pagtitinapay o kayâ ay sa mas malaking lalagyan sa panaderya. Ang salitâng Español na *artesa* ay tumutukoy sa "batyang lamasan o pinagmamasahan ng tinapay at nagagamit sa iba pang kagamitan" (Laktaw 1889, 60; Serrano 1913, 49). Ang isa pang tawag dito ay "**bangka**" (Laktaw 1889, 60), dahil ang anyo ng batyang ito ay katulad ng bangkâ.

Hindî na ginagamit ang *artesa* sa paggawa ng tinapay sa kasalukuyang panahon ngunit ang bangkâ ay nanatíli pa sa mga makalumàng panaderya nitóng ikalabinsiyam na siglo (Uy at Orillos 2015, 265). Ang paggawa ng pandesal ay nangangailangan ng matagal na permentasyon o pagpapaalsa ng masa kayâ ito ay sinisimulang gawin sa bangka (Ilustrasyon 1). Ang bangka ay inuka mula sa kahoy upang maging hugis bangkâng maliit. Dito ibubuhos lahat ng mga sangkap ng pandesal sakâ hahaluin nang mano-mano hanggang makabuo ng masa. Ang masa ay paaalsahin dito sa loob ng isa hanggang dalawáng oras. Sa sponge and dough method, aabútin ng hanggang apat na oras ang pagpapaalsa sa sponge bago ihalò sa dough.



**Ilustrasyon 1**: Bangka na pinaghahaluan ng sangkap para makagawa ng masa ng pandesal. Kuha sa Tagaban Bakery, San Nicolas, Ilocos Norte. (Larawan ni Rafael David at inilathala nang may permiso ni Amy A. Uy bílang may karapatang-ari.)

Ang tradisyon ng bangka ay ginagamit din sa ibáng kultura. Ginagamit ito sa mga tinapay na pinapaalsa ng sourdough. Hindî na hinuhugasan ang bangka matapos gamitin at sa halip ay kakaskasin na lámang ang ibabaw nitó para matanggal ang mga nanikit na masa sakâ gagamiting mulî kinabukasan (Davidson 2006, 736). Kayâ sa susunod na paggawa ng sourdough o ng bagong masa, ang mga natiráng yeast at bakterya sa singit-singit ng kahoy ay sasáma sa masa at maaaring makatúlong sa pagpapaalsa at pagbibigay ng lása sa tinapay. Unti-unti nang nawawalâ ang tradisyon ng bangka[16] sapagkat *industrial mixer* na ang ginagamit ng karamihan sa mga panaderya at hindî na minamasa pa sa kamay ang mga tinapay sa makabagong panahon.

Bílang karagdagang proseso noon sa paggawa ng masa, ang masa ay maaaring ibatbat o ihampas. Matapos ng unang pagmamasa, kukunin ng panadero ang masa mula sa bangka at unti-unting ihahampas, ipapalò, o ibabatbat sa gilid ng

mesa hanggang kuminis ang masa. Isinasaayos ng pagbabatbat ang *gluten structure* ng masa upang maging makinis ito at madalîng iporma. Ang *gluten* ay mga protina mula sa arina na kumikilos kapag hinahalò sa tubig (Philippine Society of Baking at Orillos 2015, 53).

Ang mga katulad na sinaunang salitâ ng pagbabatbat ay ang *bregar* na salitâng Español at ginagamit bílang metapora para "masahin ang tinapay sa tablang kinauupuan nang nagmamasa" (Laktaw 1889, 101) at **tapil** na salitâng Tagalog na ang ibig sabihin ay pahabain o palaparin ang masa sa pamamagitan ng paghampas sa mesa hanggang sa maging hugis torta (Santos 1794, 90).[17]

Pagtitimbang, Paghahatì, Pagbibilog, at Paghuhugis

Kapag nabuo na ang masa, titimbangin at hihiwain ang tamang súkat ng masa sakâ popormahin ayon sa uri ng tinapay na ginagawa. Upang maipakíta ang prosesong ito, ilalarawan ng awtor ang paggawa ng pandesal. Ang tradisyonal at karaniwang uri ng pandesal sa kasalukuyan ay hugis-itlog, may kaunting patulis sa magkabilâng dulo, may budbod ng breadcrumbs, kayumanggi ang *crust* at medyo malutóng kapag bagong lutò, at medyo bukás ang *miga* o crumb. Ang lása nitó noon, ayon sa matatanda, ay may kaunting alat, kaunting tabáng ngunit nang lumaon ay naging matamis na (Uy at Orillos 2015, 23).

Pagbabaston

Matapos hatiin at timbangin ang masa, karaniwa'y bibilugin muna ito (*rounding*). Sa salitâng Bisaya, **liguid** ang tawag sa másang pinapabilog na parang bola, o kaya ay **loli** (anumang bagay na nirorolyo) ayon kay Sanchez (1711, 330) tulad ng halimbawang salitâ: "*Loli man inin tinapay, an albondigas, an liliguirin nğa tanan sa camut*." Ngunit para sa pandesal, ito ay pinahahabà sa halip na bilugin. Ang karaniwang paraan ay nirorolyo muna ito nang pahabâ na parang troso ("rolled into a log") upang mas madalîng hatiin sa pira-piraso ang masa (Ilustrasyon 2). Para magawa ito, popormahin nang pahabâ ang masa hábang dahan-dahang pinagugúlong sa ilalim ng mga palad. Kapag nakarolyo na ito nang parang troso, maaari nang putulin ayon sa nais na súkat.



**Ilustrasyon 2**: Pagrorolyo ng masa na parang troso (*rolling into a log*) mula sa Panaderia Dimas-Alang, Pasig City. (Larawan ng awtor.)

Ngunit sa paggawa ng pandesal, ibá ang pagrolyo ng masa. Sa halip na troso, baston ang ninanais na pormahin kayâ "**pagbabaston**" ang tawag dito. Halos magkamukha rin naman ang nabubuong habà ng mása ngunit sa pagbabaston, may kaunting tagilid ang pagrolyo. Hábang pinapahaba ang masa, binibilot ito nang patagilid hábang inilalapat ito papaloob. Sa bandáng hulí, isang pahabâng masa o baston ang nabubuo (Ilustrasyon 3).



**Ilustrasyon 3**: Mga *bastones* ng kalabasa at malunggay pandesal. (Larawan ng awtor.)

Maaaring baston ang tawag sa pamamaraang ito sapagkat hábang binubuo nang patagilid ang mása at humahabà ito, ang bahaging nirorolyo ay pansamantaláng bumubuo ng hawakan na parang baston (Ilustrasyon 4).



**Ilustrasyon 4**: Pagbabaston ng mása  ng pandesal. (Larawan ng awtor.)

Sa kakaibáng paraan ng pagbabaston, masasabing natatangi ito sa ating tradisyon sa paggawa ng tinapay sa Filipinas (Uy at Orillos 2015, 242). Kung susuriin halimbawa, ang isang teksbuk mula sa America para sa kursong *baking* and *culinary arts*, ang mga pamamaraan ng paghuhugis ng tinapay ay karaniwang pahabâng bilog, pahabâng baguette, pabaluktot, pabuhol, patirintas o patiklop (Labensky et al. 2005, 137–141) na hindî nirorolyo nang pahabâ. Gayundin sa isa pang aklat ng pagtitinapay na inilathala sa America na ang mga ilustrasyon ay simpleng pabilog at pahabâ (Robertson, Flinders at Godrey 1984). Hindî nababanggit ang tungkol sa pagbabaston o paghugis na parang tungkod  at kakaunti ang hinuhugis muna na parang troso. Ang pinakamalápit sa baston ay ang paghuhugis sa masa bílang *baton* o *bâton*, salitâng Pranses na ibig sabihin ay *stick* o patpat at karaniwang ginagamit sa paghuhugis ng tinapay katulad ng *baguette* (Morton 2013, 211) at *bloomer* (Ingram at Shapter 2003, 132).  Gayunman, ibáng-ibá ang *baton* sa mabusising paraan ng pagbabaston. Maging ang paggawa ng *bolillos* ng Mexico na kamukha ng ating pandesal ay hindî gumagamit ng pagbabaston. Sa malalim pang pagsusurì, ang pagbabaston bílang isang paraan sa paghuhugis ng tinapay ng Filipinas (lalo na ng pandesal) ay mayroong praktikal na layunin—ang ating mga tinapay ay pawang maliliit at hindî kasinlalakí ng mga *baguette, white loaf, Italian loaf, sourdough, pain de campagne,* at marami pang ibá kayâ kinakailangan ng isang episyenteng paraan ng pagsasaayos sa mása upang madalî itong putulin nang pira-piraso. Maaari táyong mag-"*roll into a log*" o kayâ ay magbaston ng masa upang sa bandáng hulí ay makamit natin ang hugis ng pandesal. Sa ganitóng paraan táyo naiibá.

**Ang Singkit**. Matapos gawing baston ang mása, hihiwain ito nang maliliit na piraso na may timbáng na 25 hanggang 30 gramo gámit ang kahoy na *dough*

*cutter* (Ilustrasyon 5). Kapag kahoy ang gámit, ang hiwâng bahagi ng masa ay hindî agad magsasara o magdidikit ang mga dulo at sa halip ay mananatíli itong may puwang kayâ  halata ang pagkakaputol. Ang ibabaw ng pinutol na masa ng pandesal hábang hindî pa ito nalulutò ay binansagan ng mga panadero na "singkit" dahil kahalintulad nitó ang matáng singkit o maliit (Almario 2001, 815). Kapag ilalatag na sa *plancha* ang pinagputol-putol na piraso, kinakailangang nakataas ang bahaging pinagputulan (Ilustrasyon 6) para makuha ang hugis ng pandesal kasáma na ang singkit.



**Ilustrasyon 5**: Pagpuputol ng baston na tig-25 hanggang 30 gramo bawat piraso. (Larawan ng awtor.)



**Ilustrasyon 6**: Inilalatag nang nakataas ang bahaging pinagputulan ng masa ng pandesal upang makuha ang hugis at singkit ng pandesal. Mula sa Mariel's Bakeshop sa Silay. (Larawan ni Rafael David at inilathala nang may permiso ni Amy A. Uy bílang may karapatang-ari.)

Hábang nalulutò ang pandesal, lumalapad nang kaunti ang ibabaw nitó hanggang sa maging hugis píli (*Canarium ovatum*) o patulís ang magkabilâng dulo

(Ilustrasyon 7 ) o kayâ minsan, lumalapad nang bahagya ang ibabaw ng pandesal kayâ nagiging marka na lámang ang singkit (Ilustrasyon 8). Ang pagkakaroon ng marka ng singkit ang isa sa mga katangian ng tradisyonal na pandesal. "**Gatlâ**" ang tawag dito sa panaderya sa Cavite City.



**Ilustrasyon 7.** Hábang nalulutò ang pandesal, lumalapad nang kaunti ang ibabaw nitó hanggang sa maging hugis píli (*Canarium ovatum*) o patulís ang magkabilâng dulo. Makikíta sa ibabaw ang marka ng singkit. Pandesal ng Quan Delicacies, Bacolod City. (Larawan ng awtor.)



**Ilustrasyon 8**: Minsan, lumalapad nang bahagya ang ibabaw ng pandesal kayâ nagiging marka na lámang ang singkit gaya ng pandesal ng Rosenie's Bakery sa Batangas. (Larawan ni Rafael David at inilathala nang may permiso ni Amy A. Uy bílang may karapatang-ari.

Kung babalikan ang pagsasalarawan ng pandesal sa mga diksiyonaryong Bisaya, binanggit ng mga ito ang pagkakaroon ng pandesal ng “isang mata” (Lisboa 1865) at pandesal na “kasinghugis ng bangkang baloto” (Mentrida 1841, 49; Encarnacion 1851, 57). Bagaman asin na hugis tinapay o tinapay na hinugis na parang kimpal ng asin na ginagawa noong panahon ng Español ang maaaring tinutukoy ng mga ito, malakas pa rin ang hinuha ng awtor na may kinalaman ang pagkakahugis ng kasalukuyang pandesal sa mga hulagway ng matá at bangkang dinokumento ng mga diksiyonaryo. Maituturing na mahalagang bahagi ang “matá” at “bangka” ng pandesal kayâ kasáma ito sa pagpapakahulugan sa salitâng ito.

Kapag metal na *dough cutter* ang gagamitin sa pagpuputol, hindî masyadong prominente ang malilikhang singkit o gatlâ. Walâng singkit na nalilikhâ sa mga pandesal na gawa sa ilang malalakíng pabrika ng tinapay, lalo na kung *automated* ang pagkakagawa (o maaaring tulúyang tinanggal ang katangiang ito sa kaniláng pandesal). Walâ rin ito sa larawan ng résipé na inilathala sa *Saveur Magazine* sa America (Evans, 2014) sapagkat maaaring hindî batid ng manunulat ang katangiang ito ng pandesal sa Filipinas. Kapuwa panadero at mga tagaindustriya ng tinapay lamang ang nakakaalam tungkol sa singkit.

Ang singkit ang isa sa naging pamantayan ng awtor at ng kaniyang mga kasáma sa fieldwork hábang tumitikim ng pandesal sa ibá’t ibáng probinsiya sa Filipinas. Karamihan, mayroong ganitóng katangian ngunit mayroon ding walâng marka kayâ mas pabilog ang hugis ng pandesal. Ngunit kung walâ ang singkit, maituturing pa rin ba itong pandesal? Maaari, lalo na kung pareho ang pinakahugis itlog (oval) at lása. Gayunman, kung walâng singkit, parang kulang ang kabuoan ng pandesal.

Paghuhurno

Ang **hurnó** o **horno** ay hango sa salitâng Español na pinaglulutuan ng tinapay at ibá pang pagkain at yarì ito sa bató at ladrilyo. Hindî makikíta ang salitâng horno kay Laktaw ngunit nása kaniyang diksiyonaryo ang pinag-ugatan ng hurno: ang *hornear* (“magopisio ng paghuhurno”) at *hornero* (“maghuhurno, tapaghurno”) (Laktaw 1889, 293). Walâ rin ang horno kina Noceda at Sanlucar ngunit ginamit itong bahagi ng pangungusap bílang halimbawa ng hilab o “*crecer, o hincharse como el pan en el horno*” (Noceda at Sanlucar 1832, 172) na ang ibig sabihin ay palakihin o pamagain ang tinapay sa hurno. Ipinapalagay ng awtor na tinutukoy nitó ang aksiyon ng tinapay na umalsa at lumaki hábang hinuhurno. Ipinapahiwatig nitó na laganap na ang konsepto ng paglulutò sa hurno noong mga panahong inilimbag at mulîng inilimbag ang mga nasabing diksiyonaryo. Sinusuportahan ito ng diksiyonaryo ni Santos (1794, 490) na nagbigay ng dalawáng kahulugan ng

horno—ang una ay "*para cocer pan*" (para iluto ang tinapay), at ang pangalawa ay "apogan" o "*donde cuecen la cal*" (kung saan nilulutò ang apog).

Ginagamit din ang salitâng **pugón** (Almario 2001, 716) na hango naman sa Español na *fogon* ("lugar donde generalmente se hace lumbre para guisar en las cocinas") o lugar kung saan gumagawa ng apoy upang maglutò sa kusina) (La Real Academia Española 1899, 466). Ang sinaunang kahulugan ng *fogon* ay "dapog; kalan" (Laktaw 1889, 266) at "dapog; dapogan; calan; loobloopan" (Noceda at Sanlucar 1832, 534). **Loplopan** naman ang katumbas ng *fogon* nina Noceda at Sanlucar (1832, 237) na tumutukoy sa dapog at kalan. Ito ay **luplúpan** sa kasalukuyang diksiyonaryo (Almario 2001, 557).

Sa kasalukuyang gámit, mas laganap ang salitâng pugon lalo na sa mga pandesal na hinuhurno gámit ang panggatong kaysa gas, tulad ng mga pugon pandesal sa Bicol at ang mga *pan de sal de suelo* na lutò sa pugon ng Kamuning Bakery (Bartolome 2015).

Malawak at malalim ang pinakaloob ng pugon kayâ gumagamit ang *hornero* ng mahabàng kahoy na **pála** (*baker's peel*) upang ipasok ang *plancha* lulan ang pinormang masa papunta sa higanteng pugon.[18] Ginagamit na panggatong ang bakawan, ipil-ipil, at *mahogany*. Ngunit noong 1975, ipinagbawal ang pagputol ng bakawan ayon sa Revised Forestry Code ng Filipinas. Dahil dito, unti-unting nabawasan ang paglulutò sa pugon. Nang panahon ding ito'y naimbento ang mga modernong hurnó na gumagamit ng LPG (*liquiefied petroleum gas*) na naging kapalit ng tradisyonal na pugon.

Ang paghuhurno sa pugon ang pinakatradisyonal na paraan sa paglulutò ng tinapay. Hábang nalulutò sa init ang tinapay, lumulutóng ang balát nitó at lumalambot ang loob. Nilulutò noon ang pandesal sa sahig mismo ng pugon (ang bahagi sa loob ng pugon kung saan pinagbabága ang panggatong). Kilalá ang tinapay na ito bílang *pan de sal de suelo*. Nagkakaroon ng putok ang ibabaw ng pandesal sa sobrang init ng pugon kayâ "pandesal na putok" din ang tawag dito.

Sa paggamit ng panggatong sa pugon, may epekto ang usok sa pagkakalutò ng tinapay. Kapag tama ang nagamit na panggatong (hindî madagta na magdudulot ng sobrang usok), magiging mabango ang tinapay na inilutò sa pugon. Malaláman kung ang panaderya ay naglutò sa pugon kung aamuyin ang tinapay at may bahid ito ng kaunting usok na hindî nakasusulasok. Sa halip ay kaaya-aya ang amoy nitó. Inilarawan ito sa mga aklat ng *baking* bílang "*breath of the oven*" o hininga ng pugon (Uy at Orillos 2015, 18).

Ang paglulutò sa pugon ay may pagkakasunod-sunod at tiyak na oras (*timing*). Kapag malakas ang bága, inuunang lutuin ang mga tinapay na nangangailangan ng mataas na temperatura. Ang tawag sa ganitóng grupo ng tinapay ay "de alsa" o yaóng mga masang may lebadura at pinapaalsa (Uy at Orillos 2016, 216) gaya ng *pan de sal de suelo*. Ang matatamis na tinapay na hinuhurno sa di gaanong mainit na bahagi ng pugon ay tinatawag na "*discalso*."[19]

**Paggamit ng *plancha***. Noong una, ang mga tinapay tulad sa tradisyong Europeo ay nilulutò sa sahig ng pugon tulad ng mga tinapay na matitigas ang balát (*baguette*, *round cob* o *Italian country loaf*) kayâ ang tawag din sa mga ito ay "*oven bottom*" o "*oven-bottom baked*" (Ingram at Shapter 2003, 7). Sa Filipinas, sa sahig din sa loob mismo ng hurno inilulutò ang *pan de sal de suelo* o pandesal na putok. "*Pan de sal de suelo*" ang tawag dito sapagkat suwelo o "*suelo*" sa Español ang sahig (Almario 2001, 251). Sakâ lámang ito hahanguin ng pála nang hindî natutumba nang pabalik sa pugon.

Nang lumaon, nilulutò na rin ang mga tinapay sa ibabaw ng *plancha*, kung saan inilalatag at isinasaayos ang mga nahulmang masa bago ihurno. Nagmula ito sa salitâng Español na *plancha* na ang ibig sabihin ay "*lámina ó pedazo de metal, llano y delgado*" (La Real Academia Española 1899, 787) o *sheet* o piraso ng metal, plat at manipis. Sa Ingles, ito ay *baking sheets* o *half-sheet pans*.

Karaniwang ginagamit sa mga panaderya ang mga plancha na walâng gilid kayâ mas madalîng ilipat sa *cooling tray* ang mga tinapay. Ang mga tinapay na kailangang may hulma ay inilalagay sa *loaf pan* (para sa *pan Americano*), mamon o *brioche molds* (para sa mamon at ensaymada), at kuwadrado o bilog na pan na may gilid para sa ibá pa.

Ang paggamit ng *plancha* sa paghuhurno ay naging mas lagánap noong panahon ng Amerikano dahil sa kaniláng kampanya sa kalinisan. Sa halip na diretso sa sahig ng pugon, inilalagay muna sa *plancha* ang mga nahugis na masa sakâ ihuhurno nang sa gayon ay hindî ito madumihan. Masasabing marumi ang loob ng ilang panaderya noong araw kayâ nang dumating ang mga Amerikano, hinikayat nilá ang kalinisan, kasáma na ang paggamit ng mga *plancha*. May ilang panaderya sa Maynila noong dekada 1950 na ipinagmamalaki ang kaniláng pagiging malinis. Isa sa naglabas ng anunsiyo sa pahayagan ang Madrid Bakery (1954, 63) sa Binondo tungkol sa kaniláng pagkapanalo sa Clean-Up Week contest ng Lungsod ng Maynila.

## Ang mga Bahagi ng Tinapay

Balát, ukis, bugas, miga

Ang dalawáng mahalagang bahagi ng tinapay ay ang *crust* (panlabas) at *crumb* (panloob) sa Ingles. Noong panahon ng Español, mayroon itong mga katumbas. Ang *corteza* o *cascara* ay tumutukoy sa "balat nang kahoy, tinapay, queso at matigas na balat nang bunga nang kahoy" (Laktaw 1889, 85). Ang crumb naman ay *miga,* "ang loob na malambot nang tinapay o ang maliit na piraso nang tinapay" (Laktaw 1889, 379). Kapag ang miga ay maliliit na piraso "na tumatapon o nadudurog sa paghiwa," ang tawag dito ay "*migaja*" (Laktaw 1889, 379).

Sa Ilokano, ang katumbas ng *corteza* at *miga* ay **búgas** at **ukis** na patúloy na ginagamit sa kasalukuyan upang ilarawan ang dalawáng bahagi ng *biscocho Pasuquin* sa Ilocos Norte. Ang ukis o *oquis* (Carro 1849, 181) ay nangangahulugan din noon bílang *corteza* (balát ng puno) at *cascara* (shell, talukab o balát). Ang bugas ay nangangahulugang "*lo de dentro del palo, el corazon*" o ang loob ng patpat o kahoy, ang pusò (Carro 1849, 63). Sa kasalukuyan, ang búgas ay ang "ubod o ang pinakagitna ng punongkahoy" (Almario 2001, 137).

Tamang-tama ang pagkakagamit ng mga lumàng salitâng Ilokano para sa kaniláng tinapay—ang *biscocho Pasuquin*. Ito ay tinapay na nilulutò nang dalawáng beses. Kamukha ito ng *Spanish bread* at nakarolyo ang magkabilâng dulo papaloob (Ilustrasyon 9). Sa unang lutò ay lumilikhâ ng malambot na tinapay na amoy anis. Maaari itong kainin sa gayóng anyo. Sa pangalawáng sálang, ihihiwalay ang "ukis" (ang balát ng tinapay) sa "búgas" (panloob na bahagi o lamán ng tinapay) upang pareho itong maging malutóng na *biscocho*. Kapag malutong na, pinagsasamang mulî ang búgas sa ukis upang madalî itong isilid sa súpot.



**Ilustrasyon 9.** *Biscocho Pasuquin* ng Pasuquin Bakery sa Ilocos Norte. (Larawan ni Rafael David at inilathala nang may permiso ni Amy A. Uy bílang may karapatang-ari.)

Singkit

Ang pandesal ay mayroong patulís na magkabilâng dulo na tinatawag na marka ng singkit. Kung susuriin ang pinagmulan ng singkit, tinutukoy nitó ang maliit na matá (Almario 2001, 815). Ang salitâng ito ay ginagamit sa pagtitinapay sa pangkasalukuyan ngunit maaaring maikonekta sa kasaysayan ng bansa at ng mga Tsino. Maaaring ang katawagan ay may kaugnayan sa kaniláng lahi at dahil ang naunang magtitinapay sa Filipinas ay pawang mga Tsino (Salazar 1590, 215; Chia 2006, 515).[20]

Putok, hiwa, at lundo

Kapag gagawa naman ng matigas na pandesal at ng monay, nagkakaroon ito ng "putok" sa ibabaw (kayâ mayroong "pandesal na putok" at "monay putok"). Ang putok ay nagaganap dahil sa init ng pugon (para sa pandesal) at hinihiwaan naman sa itaas ng hugis krus at lálagyan ng asukal para makagawa ng "putok" (para sa monay putok). Ang karaniwang monay ay mayroong "hiwà" o "lundo."

Siwang, hoja-hoja o hojaldres

Ang ensaymada ay mayroong "siwang" sa loob na dulot ng pagkakatupi ng masa, pagpapahid ng mantekilya sa ibabaw sakâ irorolyo at paiikutin na parang kuhol o kayâ ay *spiral*. Ang siwang na ito ay ayon sa orihinal na recipe ng ensaymada sa Mallorca, España na maraming salansan o *layer* sa loob. Ayon sa mga nakapanayam ng awtor na gumagawa ng ensaymadang estilong-Pampanga, ang mga siwang o layer ay tinatawag na "*hoja-hoja*" o "*hojaldres*," mga salitâng Español na tumutukoy sa dahon o pliyego (piraso ng papel). Maaaring ang siwang na ito ay *ojo*, na dalawa ang kahulugan—"matá" at "ang bawa't isa ng guang nang loob nang tinapay o queso" (Laktaw 1889, 414). Pinapahalagahan natin ang ganitóng katangian ng ensaymada at katulad na tinapay sapagkat ipinahihiwatig nitó ang husay ng tradisyonal na pagkagawa at de-kalidad na sangkap ng ipinahid na mantekilya sa masa na nakatutúlong sa paglikhâ ng siwang, *hoja* o *ojo*.

## Paraan ng Pagkain

Napakahalaga ng ginagampanang papel ng tinapay sa ibá't ibáng mga kultura. Ayon kina Ingram at Shapter (2003, 6), ang tinapay ay matagal nang itinuturing bílang *staff of life*—"ang kaisa-isang mahalagang pagkain." Halimbawa, sa France at Italy, kinakain ang tinapay sa bawat *meal* at sa lahat halos ng *course.* Ayon pa kina Ingram at Shapter, nakagawian sa Europa na hati-hatiin sa maliliit na

piraso ang tinapay upang isawsaw sa sabaw at sarsa o kainin kasáma ng hamón, keso, at *pate*. Ito ang maaaring isang dahilan kung bakit nakagawiang isilbi ang tinapay sa bawat meal—tíla nakahanda ito sa oras na sisimutin ang masarap na sarsa. Mainam din itong hatiin at palamanan ng karne, mantekilya, peanut butter, egg salad, at ibá pang nais.

Kung titingnan, malalakí, bilugán, o pahabâ ang kaniláng mga tinapay tulad ng *pain de campagne*, *german rye bread*, at *baguette*. Mayroon itong matigas na crust (labas) at malambot na crumb (loob) na akmang-akma sa nakagawiang pagsawsaw sa sabaw at sarsa. Para sa mga tagaroon, magandang klaseng tinapay ang mayroong taglay na ganitóng katangian.

Ang mga kulturang nabanggit ay may matandang tradisyon sa paggawa ng tinapay. May panahong gumagawa ang mga kabahayan ng sariling tinapay at hinuhurno sa sariling pugon o dadalhin sa pugon ng komunidad (Ingram at Shapter 2006, 10). Nang lumaon ay naitatag ang mga panaderya kung saan nabibilí, sa halip na ginagawa sa bahay, ang tinapay.

Sa Filipinas, unti-unting naging bahagi ng hapag ang tinapay kahit na nangunguna pa rin ang pagkain ng kanin at ulam. Ang tinapay ay nagsisilbi lámang bílang bahagi ng almusal at meryenda—isang pantawid gútom hanggang sa sumapit ang oras ng pangunahing pagkain sa tanghalian at hapunan (Uy at Orillos 2015, 15-16). Hindî ito mabigat na pagkain kayâ mas maliliit at malalambot ang ating tinapay kompara sa ilang tinapay sa Europa. Kung tutuosin, pareho lang din naman ang mga sangkap na arina, lebadura, tubig, at asin ng pangkaraniwang tinapay, sa Filipinas man o sa Europa, patí na rin ang kaniláng paraan ng paghahalò at paghuhúrno. Magkaibá lámang ang katangian ng tinapay sa Filipinas at sa Europa dahil sa pormulasyon ng tinapay na ninanais gawin. Ang mga tinapay sa Europa ay dinisenyo upang makuha ang ninanais na pagkakayarì at tekstura ng mga kumakain nitó—malalakí, mabalát (*crusty*), at nakabubusog dahil iyon ang nagsisilbing kanin sa kanilá. Sa Filipinas, ginagampanan na ng kanin ang pagbubusog sa tiyan na siyá namang dulot ng *baguette*, *rye bread*, *pain de campagne,* at ibá pa sa hapag ng mga taga-Europa. Sa Filipinas, kinakain natin ang tinapay na payak. Sa agahan, karaniwang isinasawsaw natin ang pandesal at monay sa mainit na kape. Pinapalamanan din ito ng mantekilya, matamis sa bao, *peanut butter*, sardinas at ibá pa. Sa meryenda, ipinapares ang tinapay sa sabaw tulad ng lomi at **pan de agua** ng Batangas, *batchoy* at **pan de siosa** ng Iloilo, mami at *siopao* ng Binondo. Ngunit alalay lámang ang mga tinapay sa ating pangunahing pagkain: ang kanin. Kayâ ang tinapay natin ay maliliit at malalambot.

**Ang Talinghaga ng Tinapay**

Ano ang kinalaman ng talinghagà sa tinapay? Maaaring malayo sa paksa ng pagtitinapay ang talinghaga na binibigyang-kahulugan bílang sangkap ng pagtula:

> ... ang talinghaga ang buod ng pagtula. Ito ang utak ng paglikha at disiplinang pumapatnubay sa haraya at sa pagpili ng salita habang isinasagawa ang tula. Sa gayon, napaghaharian nito ang pagbukal at pagdaloy ng diwa gayundin ang kislap ng tayutay at sayusay na isinasangkap sa pagpapahayag (Almario 1991, 148).

Ngunit sa pananaliksik ng awtor sa mga tinapay ng Filipinas, kapansin-pansing mula sa imahinasyon ng magtitinapay ay nakalilikhâ ng matalinghagang mundo. Sa pagpapaalsa pa lámang ng masa ay punông-punô na ng talinghagà—binubuhay ang organismo sa lebadura upang makagawa ng pagkaing tinapay na nagbibigay naman ng búhay sa maraming kulturang kumakain nitó. "Karamihan sa mundo, ginagamit ang tinapay bilang singkahulugan ng buhay, at ito ay itinuturing na sagrado ng maraming pamilya (Jones at Jones 1982, 17)."

Katunayan, ayon kay Dupaigne (1999, 122), sa mga tradisyonal na lipunan, may ginagawang tinapay para sa bawat yugto ng búhay—mula sa pagsílang hanggang sa búrol, mula sa kasal hanggang sa panganganak. Sa Filipinas, karaniwang inihahanda ang ensaymada tuwing Pasko o Pasko ng Pagkabuhay. Tuwing may kaarawan, kasámang inihahanda ang pansít—na pampahaba ng búhay—at *pan Americano*. Tuwing may lamay, kasáma rin ang tinapay (at biskuwit) sa inihahanda (Uy at Orillos 2015, 16). Aní ni Dupaigne (1999, 122): "*The aspects and events of our social and religious lives demonstrate the mythical quality of bread, and by ensuring and symbolizing the survival of the human race down through the ages, bread has become a part of the cycle of life*."

Makikíta din natin sa pagtitinapay ang talinghaga sa pakahulugan nina Noceda at Sanlucar na "misterio: metafora" (Almario 1991, 146). Ang misteryo ay maaaring iugnay sa saloobin ng magtitinapay at ang metapora ang sumasalamin sa kaniyang pagtingin sa loob at labas ng kaniyang mundo. Ayon kay Almario (1991, 150):

> Sa loob ng isang tula o pahayag, ang talinghaga ang mismong larawan ng kamalayan ng tao. Isinisiwalat nito ang kilos at lakas ng isip samantalang ginagagap ang isang karanasan. Kaya't kung matapat, ipinababanaag nito ang nakaraan, kapaniwalaan, at iba pang makabuluhang puwersang panloob

na kinakasangkapan ng tao-makata sa pagsusuri ng kanyang karanasan.

Sa gayon, ang mga pangalan at katawagan ng pagtitinapay ay isang pagpapahayag ng ating mga magtitinapay.

**Paglilikhâ: Misteryo**

Tatlong pangunahing idea mula sa wika ng magtitinapay ang lumutang sa pag-aaral na ito: ang 1) pagpapabuhay, 2) hininga ng pugon, at 3) ang maestro panadero bílang manlilikhâ.

Nagpabuhay ka na ba?

Sa teknikal na katawagan sa Ingles, ang ibig sabihin lámang ng "Nagpabuhay ka na ba?" ay "*to activate the yeast*" o "*to prepare the sponge or sourdough starter*." Ngunit sa mata ng ating maestro panadero, ipinahahayag niya ang kaniyang karanasang magpabuhay ng isang nilalang (ang lebadura). Sa tayutay na personipikasyon, tumatayô ang lebadura bílang isang nilalang na kinakailangang gisingin mula sa pagkakatulog o akitin mula sa hangin upang mabuhay sa isang lalagyang may arina, tubig, at asukal. Ang nilalang na ito ay kailangang alagaan hábang ito ay dumarami hanggang sa maisáma na ito sa ibá pang sangkap upang gawing masang paaalsahin.

Nagiging kodigo ang "pagpapabuhay" sa magtitinapay at sa may-ari ng panaderya. Kung magtatanong ang maestro o may-ari sa kaniyang katuwang na panadero, "Nagpabuhay ka na ba?" o kayâ ay babasáhin niya ang listáhan ng timplada at makikítang nakalista sa mga sangkap ang "buháy," alam na niya kaagad ang tinutukoy sapagkat magkabahagi silá sa karanasang ito.

Hininga ng Pugon

Sa tradisyonal na paglulutò ng tinapay sa pugon, mabango ang tinapay dahil sa usok na sumasanib dito hábang nilulutò. Ang usok na ito ay maituturing na hininga ng pugon at nakakamtan kung tama ang pinilìng panggatong. Sa hurnero, ang mabangong usok na ito ang tumatatak sa magandang katangian ng kaniyang tinapay, at bílang talinghagà, tumutukoy pa rin sa pagbibigay ng búhay. Sa pagpapanatíli ng pugon, hindî tulúyang pinapatay ang lahat ng bága sa loob nitó kayâ nananatíli itong mainit-init, may búhay, at tíla "humihinga."

Ang Maestro Bílang Manlilikha

Sa lahat ng klase ng paglulutò, sa pagtitinapay madarama ang pagiging manlilikhâ sapagkat binubuo ng maestro ang masa ng tinapay sa ibá't ibáng hugis at laki gámit ang mga kamay. Bago pa man natin ipagkatiwala sa mga mákiná ang paggawa ng tinapay, nása kamay ng mga maestro ang kakayahang lumikhâ ng pagkaing ito. Dito makikíta ang husay ng maestro sa pagbubuo ng tinapay, at ang galing ng hurnero sa pakiramdam sa tamang init ng hurno. Masasabi nating parehong nauunawaan at nahahawakan ng magtitinapay kung paano makabuo ng búhay mula sa masa at kung paano bumubuhay ang kaniláng gawang tinapay sa mga tao.

**Pagtutulad: Metáporá**

Gámit ang tayutay ng pagtutulad, ang metapora, binibigyan ng magtitinapay ng mga pangalan ang kaniyang mundo. Magmula sa mga sangkap ng masa hanggang sa mga kagamitan, pamamaraan at produkto, mayroon itong katumbas sa labas ng kaniyang larangan. Ayon nga kay Rico (1983, 188):

> *Metaphor generates new means of expression when the conventional or denotative will not suffice, thus extending your power over language and expanding your inherent creative potential. Since each of us has the natural potential for making connections and seeing relationships in our own unique way, metaphor-making is a highly personal, richly creative phenomenon.*

Pagpapangalan

Simple lámang ang pagpapangalan ng magtitinapay sa kaniláng mga produkto ngunit mayaman sa pananalinghaga tulad ng paghahalintulad sa mga bagay at tao: bonete, kabukiran, kalihim, pinagong, bohol, pan de Nora, elorde, dabiana, tolindoy, at marami pang ibá. Nanghihiram at naghahalintulad ang pangalan ng tinapay sa hugis, anyo, o partikular na katangian ng kawangis na bagay o tao.

Pamilyar táyo sa konsepto ng bangka, baston, at singkit ngunit sa magtitinapay, lumalagpas ang kahulugan ng mga ito upang maiangat sa nakikíta niyang kaugnayan sa kaniyang ginagawa. Ang bangka ay hindî na lámang sasakyáng-pandagat kundî sasakyán ng gagawin niyang masa. Ang baston ay hindî na lámang tumutúlong sa paglalakad ngunit nakatutúlong sa magtitinapay na ayusin ang kaniyang masa ng pandesal sa kaparehong porma ng salitâng pinagmulan.

Ang singkit ay paglalarawan ng pangkat ng tao ngunit pag-iimahen na rin ng pandesal. Inihahalintulad ang singkit sa matá ng tao—kapag nalutò na ang masa at naging pandesal, lumalapad ang ibabaw nitó na katumbas ng pagmulat ng mga matá ng tao. Sa pagpapangalan sa mga ito, ayon kay Leary, nananaig kung ano ang napapakiramdaman ng ating mga katawan at kung ano ang naiisip sa imahinasyon (Leary 1995, 268).

Tinapay bílang Katawan

Bílang karagdagang halimbawa, tingnan din natin ang *conceptual metaphor* sa pagsusurì sa ilan pang mga katawagan sa pagtitinapay. Ayon kina Lakoff at Johnson (1980, 454): *"Metaphor is pervasive in everyday life, not just in language, but in thought and action. Our ordinary conceptual system, in terms of which we both think and act, is fundamentally metaphorical in nature."*

Kung titingnan ang conceptual metaphor ng tinapay ayon sa mga salitâng ibinahagi sa pag-aaral na ito, ito ay ang konsepto ng "tinapay bílang katawan" (*bread as body*). Bagaman ang tinapay at katawan ay magkaibáng bagay—ang una ay bagay na kinakain, ang pangalawa ay bahagi ng nilalang na kailangang kumain—ang ilan sa mga salitâ ng magtitinapay ay umaayon sa conceptual metaphor na ito lalo na sa aspektong pisikal, seksuwal, at panrelihiyon.

Ang mga bahagi ng tinapay tulad ng ukis at bugas (balát at loob), singkit ng pandesal, *hojas* o *ojo* ng ensaymada, at hiwà at lundo ng monay ay ipinangalan ayon sa metapora ng katawan ng tao at kalikásan. Maging ang pamamaraan ng pagpapabuhay ng lebadura at pagsanib ng hininga ng pugon sa tinapay ay tumutukoy pa rin sa tinapay bílang katawan, partikular sa pagkakaroon ng búhay. Ang lahat ng ito ay binubuo o nililikhâ ng kamay ng magtitinapay na kung iisipin ay umiinog sa isinasaayos ng konsepto ng tinapay bílang katawan.

Mayroon táyong mga tinapay na literal na sumisimbolo o kumakatawan sa pagiging babae: ang monay at kalihim. Ang monay ay iwinawangki ang hugis sa ari ng babae, samantálang ang kalihim ay kilalá rin sa kasalukuyan bílang **pan de regla**, **bellas** (na ibig sabihin ay puta), at **lipstick bread**. Bagaman pabiro ang mga katawagang ito, lumalabas pa rin ang pagiging *sexist*, mapanirà, at mababàng-pagtingin sa babae ng pagkakapangalan sa mga ito.

Gayunman, hindî na bago ang seksuwal na konotasyon ng tinapay. Ayon kay Dupaigne (1999, 156): *"Bread-making has inspired countless sexual metaphors and references – the kneading of the dough, the leavening that makes it expand, the loading of the oven – but the shapes of certain breads actually are sexual symbols, male as well as female.*"

Ilang halimbawa nito sa kulturang Europeo ay ang *pane piave* at *pane moro* na hugis ari ng lalaki, ang *manchette* ng Pranses na hugis korona, at ang *pains fendus* o *split breads* ng Pranses na kamukha ang monay sa Filipinas.

Bílang pangwakas, balikán natin ang pinagmulan ng pagtitinapay sa Filipinas: ang paggawa ng ostiya na kumakatawan sa katawan ni Kristo. *"Bread has had symbolic Christian meaning since Jesus said to his disciples, 'I am the bread of life'"* (Jones at Jones 1982, 17). Ito ang ilang maaaring pangunahing dahilan kung bakit nakarating at nanatíli sa atin ang tinapay—una bílang simbolo ng simbahang Katoliko, pangalawa bílang pagkain ng mananakop, at pangatlo bílang pagbubukás ng Filipinas sa mas malawak na mundo.

**Ang Pagkilala Sa Kulturang Filipino**

Ano ang implikasyon ng mga inihayag na mga katawagan at talinghaga? Ano ang maaaring ipinahihiwatig nitó tungkol sa atin? Sa pagtitinapay, hinuhugis natin ang ating mundo sa pamamagitan ng pagbubuo ng isang masa at paghuhulma dito bílang mga tinapay ng ating imahinasyon. Sa akto ng permentasyon, pagpapaalsa, at paghuhurno, malaki ang pagbabagong-anyo ng mga sangkap. Mayroong *chemical reactions* na nagaganap sa bawat yugto ng pagbubuo ng masa upang maging tinapay. Ang arina ay hindî na lámang nananatiling arina. Gayundin ang lebadura, ang tubig, at ang asin. Naiibá ang kaniláng kaanyuan upang makabuo ng katauhan ng tinapay na may balát (*crust*) at kalamnan (*crumb*).

Ang pagtitinapay ay pinagsámang agham at sining: una dahil eksakto ito sa kaniyang mga sangkap at proseso. Nagaganap lámang ang pagtikim pagkatapos ng paghuhurno sapagkat sinegurado sa timplada na tamang-tama ang magiging lása at kalalabasang anyo ng tinapay.

Kinakailangang eksakto ang pagkakagawa, takalin nang tama ang mga sangkap, masahin, at pormahin nang paulit-ulit ang masa hanggang sa maging bahagi ito ng likás na pagkilos, paghinga, at pagdamá ng magtitinapay. Iyon ang sining ng pagtitinapay. Kayâ angkop na tawaging maestro ang ating magtitinapay sapagkat sa kaniyang mga kamay dumadaloy ang galíng sa paglikhâ ng tinapay.

Bawat yugto ng pagtitinapay ay kinakailangang gawin nang magkakasunod at buong pagpapasensiya. Matagal na paghihintay ang nagaganap sa mga proseso ng pagtitinapay. Isinasaayos ang masa upang maging handa ito sa susunod na proseso. Makaligtaan ang isang yugto, tiyak na babagsak ang masa o hindî mabubuo nang tama ang tinapay.

Sapagkat buháy ang masa, hinahawakan ito nang may pag-iingat at pangangalaga hanggang sa maihatid ito sa kaniyang hulíng hantungan: ang pagiging ganap na tinapay.

Sa lahat ng ito lumalabas ang pahayag ng magtitinapay tungkol sa kaniyang sarili at sa kaniyang mga kababayan. Gumagána sa tinapay ang pagbabatbat, pagbabaston, at pagsisingkit. Nakikiliti táyo sa ating pagpapangalan. Sa ganitóng mga paraan natin nalinang ang pagtitinapay ayon sa ating kultura, pakiramdam, at kapaligiran. Nang táyo'y nasakop ng mga Español, iniangkop nilá ang kahulugan ng tinapay sa umiiral na tradisyong pagkain sa Filipinas—ang kanin at mga halamang-ugat. Katutubo sa atin ang konsepto ng sinaunang tinapay kayâ madalîng natumbasan ang mga salitâng tinapay at pagmamasa. Gumagawa na táyo noon pa man ng minamasang galapong mula sa bigas—iyon ang ating tinapay noong una. Sa bandáng hulí at sa kasalukuyan, nananaig pa rin ang sinaunang tinapay bagaman dahil sa mga pagbabago ng panahon, hindî na natin mulî pang naibalik ang sinaunang kahulugan ng tinapay—ang nadatnan ni Pigafetta bílang *acerte focacie de rizo*. Gayunman, naging sariling atin pa rin ang pagkaing gawa sa trigo dahil sa matagal na panahong nagpapakabihasa ang ating mga maestro panadero sa larang na ito. Sa ating mga tinapay, ang pandesal ang pinakakumakatawan sa atin: Pandesal *"is our basic tinapay, our 'bread of salt,' whether* putok *or* pang-araw-araw *(the daily bread). It is the bread of our history, at the core of our culture, at the heart of our tastes. It is brown and plain like the Filipino, good by itself or alone, crisp on the outside and soft on the inside. It is good, basic and strong—just the way we are, and would like the nation to be"* (Fernandez 2000, 57).

Sa pagsasaanyo ng tinapay sa sarili nating imahen, dinadalá natin ang ating mga idea kung ano dapat ang isang tinapay. Malambot, matigas, tostado, mabigat, siksik, matamis, matabáng, makulay—ibá't ibáng katangian ng tinapay na malayà nating mapagpipilian at naibibigay ng magtitinapay.

Tinutulungan táyo ng pagbabaston na makabuo ng pandesal gámit ang isang pamilyar na idea: ang baston, hindî ang troso ng tradisyong Kanluran. Hindî táyo naghuhugis ng pandesal gamit ang ibáng anyo, tabas, o porma na walâng kabuluhan sa atin. Kultura ang maaaring konteksto ng singkit (at lahi, kung iisipin natin ang kakabit ng idea ng pagiging singkit).

Tuwid ang tinatahak na anyo ng ating mga idea dahil sa mahigpit na balangkas ng pagtitinapay. Ngunit minsan, nag-iibá táyo ng daan, lumiliko, gumagalà sa pamamagitan ng maliliit na pagpapalit sa timpla, lása, at anyong mas malapít sa atin. Sa ganitóng paraan naman táyo hinuhubog ng tinapay.

## Mga Talâ

[1] Ang pagtinging ito ay siyá namang nagmula sa nakaraang pagsasanay ng awtor bílang isang makatà at dáting aktibong kasapi ng Linangan sa Imahen, Retorika at Anyo o LIRA noong dekada 2000.

[2] Ang pakahulugan ng "*pastilla*" sa salitâng Kastila ay "*porcion de pasta de uno u otro tamaño y figura, y ordinariamente pequeña y cuadrangular o redonda*" (La Real Academia Española 1899, 750) o yaóng maliit na piraso ng masa na hugis parihaba o pabilog.

[3] *Tapai* din ang katumbas ng "*rice wine*" o serbesa sa salitâng Malay (Crawfurd 1852, 15) at Brunei (George 2017). Ang Google Translate (2018) ng tă pái o 塔 牌 ay "tower card" bagaman dinadalá rin ako ng Google sa mga *website* ng *rice wine* na gawa sa probinsiya ng Shaoxing na kilalá sa paggawa ng mga alak mula sa *fermented rice*.

[4] Ang katumbas na súkat ng isang *quintal* ay "hundred weight" sa Ingles o 50 kilogramo sa *metric system*.

[5] Mula sa ulat ni Lavezaris na ipinakíta ang *facsimile* ng listáhan bílang bahagi ng *exhibit* na "Flavors That Sail Across the Sea/Sabores Que Cruzaron Los Oceanos" sa Pambansang Museo ng Pilipinas na nasaksihan ng awtor noong 2017. Ang exhibit ay nagtagal simula 24 Nobyembre 2016 hanggang 5 Pebrero 2017. Binanggit din ang nasabing *bizcocho* sa "Travelling Food" na artikulo ng *curator* na si Antonio Sanchez de Mora sa *exhibit catalogue*.

[6] Biscócho ang pagbaybay ni Caro (1849, 58), may accent ang o = ó.

[7] Ito ay gámit hanggang sa kasalukuyan, gaya ng nabibilí sa Iloilo na pampasalubong na biscocho na may mantekilya at asukal ang ibabaw sakâ totostahin.

[8] Tingnan sa páhiná 371 ang ganitóng paraan.

[9] Maaaring basahin ang mas buong kuwento ng pag-unlad ng panaderya sa Filipinas sa pahina 1–13 ng *Panaderia: Philippine Bread, Biscuit and Bakery Traditions* (2015) na isinulat ni Amy A. Uy at ng awtor.

[10] May pagkakataóng ang may-ari ng panaderya rin ang nagsisilbing maestro panadero at mayroon siyáng katuwang na pangunahing panadero o head baker na siyáng nagpapatupad ng kaniyang mga imbento, balak at kautusan sa mga bago o binagong pormulasyon.

[11] Ang pagkakabaybay ng salitâng "dahil" sa orihinal na teksto ay "dahi" (Laktaw 1889, 353).

[12] Maaaring mag-apply ang isang taga-labas na maestro panadero at maaari ding magmula sa *next-in-line* sa loob ng panaderya, gaya din ng karaniwang nagaganap kapag nag-aaplay sa isang trabaho sa ibá pang larangan o institusyon.

[13] Kinakailangan ding banggitin na ang *pan* sa Español ay maaari ding katawagan sa mga bagay na hinugis na parang tinapay. Sa *Diccionario de la Lengua Castellana* (1899, 734) narito ang isa sa mga paggamit sa salitâng *pan:* "fig. Masa otras cosas, en figura de **pan**. PAN *de higos*, *de jabon, de sal"* [mga bagay na hugis tinapay, kaya *bread of figs, of soap, of salt*]. Sinusuportahan ito ng Ingles-Espanol na diksiyonaryo ni Baretti (1786, 473), na tinutukoy nitó ang tinapay, mais, at *loaf* (iyong korteng pakuwadrado tulad ng *loaf* bread). Ang naturang "*loaf*" ay tumutukoy sa kimpal, katipunan o bloke ng mga bagay, tulad ng bloke ng sabón o ginto [*pan de xabon*, *pan de óro*]. Kayâ ang isang kahulugan noon ng pan de sal ay literal na "tinapay na asin" o asing hinugis na parang tinapay.

[14] Hindî pa ito dapat nagiging alak. Tandaan na ang yeast ay nagsimula rin sa mga pagawaan ng mga alak at serbesa o naiipon sa sourdough. May natural na yeast na nása tubâ kayâ magagamit talaga ito sa pagpapaalsa.

[15] Ang lahat ng sunod-sunod na prosesong ito ay natutuhan ng awtor mula sa *fieldwork*, *baking seminars* na may *hands-on*, at sa pagsusulat ng mga aklat tungkol sa *baking*.

[16] Noong una ay napalitan ang kahoy na bangka ng mga *stainless steel* na bangka na nasisilip pa ng awtor sa mga panaderya sa kaniyang fieldwork ngunit hindî na ito masyadong ginagamit dahil mayroon nang *industrial mixer*.

[17] Ang salitâng "tapil" ay ginagamit din sa pagbubuo ng masa ng *cera* o *wax* (Santos 1794, 90).

[18] Nasusukat ang kapasidad ng hurno kung ilang *plancha* ang kakasya sa loob nitó—dalawa hanggang sandaan, ayon sa panayam sa gumagawa ng Capule oven (Wong at Orillos 2017, 66).

[19] Ang *discalso* ay salitâng natutuhan ng awtor mula kay Jonathan Cabiles, may-ari ng panaderya at maestro panadero ng sarili niyang panaderya, na nagturò sa awtor sa isang *baking seminar* sa Philippine Society Baking noong 2015 na isa sa mga nakatatandang opisyal si Ginoong Cabiles.

[20] Minarkahan sa *UP Diksiyonaryong Filipino* na salitâng Tsino ang singkit bagaman walâng eksaktong kaparehas na salitâ ang nabanggit. Gayunman, sa paghahanap ng awtor ng pruweba, ang salitâng qīngxié (倾斜 o 傾斜) sa tulong ng Google Translate na ang ibig sabihin ay "slant" at may pagkakahawig sa tunog ng singkit. Sa wikang *slang*, ang pagkakagamit ng "*slant eyes*" ay tumutukoy rin sa pagkasingkit ng mga kapatid nating Tsino kayâ maaaring konektado ang *qīngxié* sa singkit. Sa diksiyonaryong Tsino, ang katumbas na salitâ ng "*slant*" (Giles 1912, 546) ay kaparehong-kapareho ng mga characters ng *qīngxié* ang pagpapakahulugan sa slant. Narito ang ilang mga parirala mula sa nasabing diksiyonaryo (Mandarin) sa ilalim ng salitâng *slant*: "slanting; oblique; transverse;" "eyes squinting outwards;" "cock-eyed;" "if the eye squints, the heart is not upright;" at "diagonal; length diagonally" na pare-parehong may character na 斜 (Giles 1912, 546).

## Mga Sanggunian


Aguilar, Jr. Filomeno V. 2008. "Rice in the Filipino Diet and Culture." *PIDS Research Paper Series No. 2008-03*. Makati City: Philippine Institute for Development Studies. 21.

Alcazar, Antonio. 1921. *Suplemento Al Diccionario Visaya-Español*. Manila: Imprenta de Santos Y Bernal.

Almario, Virgilio S. 1991. *Taludtod at Talinghaga: Mga Sangkap ng Katutubong Pagtula*. Pasig City: Anvil Publishing, Inc.

Almario, Virgilio S. ed. 2001. *UP Diksiyonaryong Filipino*. Quezon City: Sentro ng Wikang Filipino, Sistemang Unibersidad ng Pilipinas.

Baretti, Joseph. 1786. *A Dictionary, English and Spanish, Spanish and English*. Segunda parte. London: Piestre and Delamolliere.

Bartolome, Jessica. 2015. "Serving up hot pandesal and political talk at Kamuning Bakery." GMA News Online, 4 Nobyembre 2015. http://www.gmanetwork.com/news/lifestyle/food/542155/serving-up-hot-pandesal-and-political-talk-at-kamuning-bakery/story/

Bergaño, Diego. 1860. *Vocabulario de la Lengua Pampanga en Romance*. Manila: Imprenta de Ramirez Y Giraudier.

Best, Elsdon. 1892. "Pre-Historic Civilization in the Philippines—The Tagalo-Bisaya Tribes." *The Journal of Polynesian Society* 1, No. 1 (December 1892): 195–201.

Braun, Emil. 1908. The Baker's Book: A Practical Hand Book of the Baking Industry in all Countries. Volume II. New York: D. Van Nostrand Company.

Bunquin, Efren G. 1976. *The Golden Treasury of Baking and Candymaking*. Caloocan City: Tojix Press.

Carro, Andres. 1849. *Vocabulario de la Lengua Ilocana*. Primera edicion. Manila: Establicimiento Tipografico del Colegio de Santo Tomas.

Chia, Lucille. 2006. "The Butcher, the Baker, and the Carpenter: Chinese Sojourners in the Spanish Philippines and Their Impact on Southern Fujian (Sixteenth-Eighteenth Centuries)." *Journal of the Economic and Social History of the Orient 49*, no. 4, "Maritime Diasporas in the Indian Ocean and East and Southeast Asia (960-1775)." 509–534.

Christensen, Emma. 2010. "Word of Mouth: La Grigne." *The Kitchn*. 26 Pebrero 2010. http://www.thekitchn.com/word-of-mouth-la-grigne-109750

Counihan, Carole. 1997. "Bread as World, Food Habits and Social Relations in Modernizing Sardinia." *Food and Culture, A Reader*. Counihan, Carole and Van Esterik, Penny, eds. New York: Routledge.

Crawfurd, John. 1852a. *Grammar and Dictionary of the Malay Language*. Vol. 1. London: Smith, Elder and Company.

Crawfurd, John. 1852b. *A Grammar and Dictionary of the Malay Language*. Vol. 2. London: Smith, Elder & Company.

Davidson, Alan. 2006. *The Oxford Companion to Food*. 2nd edition. New York: Oxford University Press Inc.

Diaz, Casimiro. 1718. "The Augustinians in the Philippines, 1670–94," Chapter XVI, 250. *The Philippine Islands, 1493-1898,* vol. 42. Inedit at isinalin nina Emma H. Blair at James A. Robertson, 250. Cleveland: Clark.

Dupaigne, Bernard. 1999. *The History of Bread*. New York: Harry N. Abrams, Inc.

Encarnacion, Juan Felix de la. 1851. *Diccionario Bisaya-Español*. Manila: Imprenta de los Amigos del Pais.

Encarnacion, Juan Felix. 1883. *Diccionario Bisaya-Español*. Tercera edicion. Manila: Tipografia de los Amigos del Pais.

English Oxford Living Dictionaries. "Alveolus." Inakses 4 Hulyo 2017. https://en.oxforddictionaries.com/definition/alveolus

Evans, Kellie. 2014. "Pan de sal." *Saveur.* Inakses 17 Enero 2014. http://www.saveur.com/article/kitchen/pan-de-sal

Fenix, Micky. 2006. "An old-fashioned family bakery." *Country Cooking*. *Philippine Daily Inquirer*. 23 Mayo 2006, C3.

Fernandez, Doreen G. at Alegre, Edilberto N. 1988. *Sarap, Essays on Philippine Food*. Manila: Mr. & Ms. Publishing Company, Inc.

Fernandez, Doreen G. 2000. *Palayok: Philippine Food Through Time, On Site, In the Pot*. Makati City: Bookmark.

Fernando, Gilda Cordero. 1992. *Philippine Food and Life*. Pasig City: Anvil Publishing, Inc.

Food and Nutrition Research Institute. 2014. "More Pinoy Eat Less." Inakses 10 Disyembre 2014. http://www.fnri.dost.gov.ph/index.php/137-more-pinoy-eat-less-fnri-survey

Fromartz, Samuel. 2014. *In Search of the Perfect Loaf, a home baker's odyssey.* New York: Penguin Books.

George, Mackley. 2017. "Rice Wine (Tapai): Local Home Made Beverages." *Rice Wine Tapai*. Inakses 12 Setyembre 2017. http://ricewinetapai.blogspot.com/

Giles, Herbert A. 1912. *A Chinese-English Dictionary*. Second edition. Volume 1. London: Bernard Quaritch.

Gisbert, Mateo. 1892. *Diccionario Bagobo-Español*. Manila: Tipc-Litografico de Ramirez Y Compañia. Project Gutenberg.

Hines, Caitlin. 1999. “Rebaking the Pie, The Woman as Dessert Metaphor.” *Reinventing Identities: The Gendered Self in Discourse*. New York: Oxford University Press. 145–162.

.

Hutton, James, translator. 1892. Saint Louis, King of France. 6th edition. London: Sampson Low, Marston and Company.

Ignacio, Rosendo. 1919. *Aklat ng Pagluluto*. Manila: J. Martinez.

Ignacio, Rosendo. 1922. *Diccionario Hispano-Tagalo*. Primera edicion. Manila: Bahay Palimbagan ni P. Sayo.

Ingram, Christine at Shapter, Jennie. 2003. *The World Encyclopedia of Bread and Bread Making.* London: Anness Publishing Limited.

Jones, Judith at Jones, Evan. 1982. *The Book of Bread*. New York: Harper & Row, Publishers.

Labensky, Sarah R. 2005. *On Baking, A Textbook of Baking and Pastry Fundamentals*. New Jersey: Prentice Hall.

Lakoff, George at Johnson, Mark. 1980. “Conceptual Metaphor in Everyday Language.” *The Journal of Philosophy*, Volume 77, Issue 8 (Agosto1980): 453–486.

La Real Academia Española. 1899. *Diccionario de la Lengua Castellana*. Madrid: Imprenta de los Señores Hernado Y Compania.

Laktaw, Pedro Serrano. 1889. *Diccionario Hispano-Tagalog*. Primera parte. Manila: Tipografico La Opinion.

Laktaw, Pedro Serrano. 1889. *Lexico Primera Parte Hispano-Tagalog*. Manila: Establicimiento Tipografico La Opinion.

Laktaw, Pedro Serrano. 1914. *Diccionario Tagalog-Hispano*. Segunda parte. Manila: de Santos Y Bernal.

Lavezaris, Guido de. 1574. “Two Letters from Guido de Lavezaris to Felipe II.” *The Philippine Islands, 1493-1898*, vol. 3. Inedit at isinalin nina Emma H. Blair at James A. Robertson, 250. Cleveland: Clark.

Leary, David E. 1995. "Naming and Knowing: Giving Forms to Things Unknown." *Social Research* 62, no. 2 (1995): 267–98.

Lisboa, Marcos de. 1865. *Vocabulario de la Lengua Bicol*. Manila: Establicimiento Tipografico del Colegio de Santo Tomas.

López-Rodríguez, Irene. 2014. "Are We What We Eat? Food Metaphors in the Conceptualization of Ethnic Groups." *Linguistik Online*, 69, number 7 (Setyembre 2014) https://bop.unibe.ch/linguistik-online/article/view/1655

"Madrid Bakery ad." 1954. *Philippines Free Press.* 11 Disyembre 1954. 63.

Mahdi, Waruno. 2007. *Malay Words and Malay Things: Lexical Souvenirs from an Exotic Archipelago in German Publications Before 1700.* Wiesbaden: Otto Harrassowitz Verlag. 299.

Maldonado, Juan Pacheco. 1575. "Letter from Juan Pacheco Maldonado to Felipe II." *The Philippine Islands, 1493-1898,* vol. 3. Inedit at isinalin nina Emma H. Blair at James A. Robertson, 272. Cleveland: Clark.

Mentrida, Alonso de. 1841. *Diccionario de la Lengua Bisaya, Hiligueina Y Haraya de la Isla Panay*. Manila: Imprenta de D. Manuel Y De D. Felis Dayot.

Mora, Antonio Sánchez de. "Travelling Food." *Flavors That Sail Across The Sea/Sabores Que Cruzaron Los Oceanos*. Catalogue of Publications. Spanish Ministry of Foreign Affairs and Cooperation, Spanish Agency for International Development Cooperation. Exhibition Catalogue.

Morga, Antonio de. 1609. Sucesos de las Islas Filipinas. Mexico: Geronymo Balli. *The Philippine Islands, 1493-189*8, vol. 16. Inedit at isinalin nina Emma H. Blair at James A. Robertson, 26–267. Cleveland: Clark. Project Gutenberg.

Morton, James. 2013. *Brilliant Bread.* London: Ebury Press.

Nigg, Charles. 1904. *A Tagalog English and English Tagalog Dictionary.* Manila: Imprenta de Fajardo Y Compania.

Noceda, Juan de at Pedro de Sanlucar. 1754. *Vocabvlario de la Lengua Tagala*. Manila: Imprenta de la Compania de Jesus.

Noceda, Juan de at Pedro de Sanlucar. 1832. *Vocabulario de la Lengua Tagala*. Valladolid: Imprenta de Higinio Roldan.

Noceda, Juan de at Pedro de Sanlucar. 1860. *Vocabulario de la Lengua Tagala*. Manila: Imprenta de Ramirez y Giraudier.

Orillos, Jenny B. 2015. "How Filipino breads are made." *Food Magazine*. Issue 1, 39.

Orillos, Jenny B. 2016. "An Insider's Guide to the Panaderia." *Esquire*. November 2, 2016. http://www.esquiremag.ph/index.php/culture/food-and-drink/an-insiders-guide-to-the-panaderia-a1623-20161102-lfrm

Orillos, Jenny B. 2016. "The Story of Ensaymada." *Yummy*. Inakses 13 Disyembre 2016. http://www.yummy.ph/lessons/baking/ensaymada-how-to-bake-a1523-20161213-lfrm

Pacho, Arturo G. 2015. *Discovering Tuba*. Quezon City: The University of the Philippines Press.

Philippine Society of Baking at Jenny B. Orillos. 2015. *Proof: The Philippine Baker's Guide*. Manila: Philippine Society of Baking.

Pigafetta, Antonio. 1525. Primo Viaggio Intorno Al Mondo [1519-1522]. *The Philippine Islands, 1493-1898*, vol. 33. Inedit at isinalin nina Emma H. Blair at James A. Robertson, 26–267. Cleveland: Clark.

Pollock, Nancy J. 2015. "The Language of Food." *Oxford Handbooks Online*. Oxford: Oxford University Press.

"Relation of the Voyage to Luzon." 1570. *The Philippine Islands, 1493-1898*, vol. 3. Inedit at isinalin nina Emma H. Blair at James A. Robertson, 59. Cleveland: Clark.

Rico, Gabriel Lusser. 1983. *Writing the Natural Way*. Los Angeles: J.P. Tarcher, Inc.

Robertson, Laurel; Flinders, Carol at Godfrey, Bronwen. 1984. *The Laurel's Kitchen Bread Book*. New York: Random House, Inc.

Rosa, Antonio Sanchez de la at Antonio Valeriano Alcazar. 1914. *Diccionario Español-Bisaya para las provincias de Samar Y Leyte*. Tercera edicion. Manila: Imp. y Lit. De Santos y Bernal.

Rubel, William. 2011. *Bread: A Global History*. London: Reaktion Books.

Sanchez, Matheo. 1711. *Vocabulario de la Lengua Bisaya*. Manila: Colegio de la Sagrada Compania.

Salazar, Domingo de. 1588. Relation of the Philippinas Islands. Sa *The Philippine Islands, 1493-1898*, vol. 7. Inedit at isinalin nina Emma H. Blair at James A. Robertson, 28. Cleveland: Clark.

Salazar, Domingo de. 1590. The Chinese, and the Parian at Manila. Sa *The Philippine Islands*, *1493-1898*, vol. 7. Inedit at isinalin nina Emma H. Blair at James A. Robertson, 215. Cleveland: Clark.

San Jose, Francisco Blancas de. 1752. *Arte y reglas de la lengua tagala*. Bataan: Ediciones de Cultura Hispánica. Agencia Española de Cooperación Internacional.

Santos, Domingo de los. 1794. *Vocabulario de la Lengua Tagala*. Primera y segunda parte. Manila: Imprenta de N. S. de Loreto.

Serrano, Rosalio. 1913. *Diccionario Manual de Terminos Comunes Espanol-Tagalo*, segunda edicion. Manila: Libreria y Papeleria de J. Martinez.

Sta. Maria, Felice P. 2006. *The Governor-General's Kitchen*. Pasig City: Anvil Publishing, Inc.

Sta. Maria, Felice. 2012. Email sa awtor, 6 Oktubre.

Sta. Maria, Felice. 2016. Email sa awtor, 2 Hunyo.

The Fresh Loaf. 2011. "Getting Ears* (not "Grigne"): An Observation." Inakses 31 Marso 2011. http://www.thefreshloaf.com/node/22954/getting-grigne-observation

Transylvanus, Maximilianus. 1522. "De Molvccis Insuli." *The Philippine Islands, 1493-1898,* vol. 1. Inedit at isinalin nina Emma H. Blair at James A. Robertson, 233. Cleveland: Clark.

Uy, Amy A. at Jenny B. Orillos. 2015. *Panaderia: Philippine Bread, Biscuit and Bakery Traditions.* Pasig City: Anvil Publishing, Inc.

Whitt, Jennifer Burcham. 2011. "An Appetite for Metaphor: Food Imagery and Cultural Identity in Indian Fiction." Masteral tesis. East Carolina University.

Wong, Hazel Jade O. Alonzo at Jenny B. Orillos. 2017. *Levadura: The Rise of Yeast in the Philippines and Stories of Baking Success.* Manila: Sonlie International, Inc.

**Listahan ng Fieldwork sa Panaderya**

Manila at Quezon City, Hulyo 2012.
Cotabato, Hulyo 2012.
Manila, Agosto 2012.
Antipolo, Setyembre 2012.
Batangas, Setyembre 2012.
Pampanga, Oktubre 2012.
Makati City. Oktubre 2012.
Makati City. Nobyembre 2012.
Bacolod City. Nobyemre 2012.
Paranaque, Enero 2013.
Cavite, Pebrero 2013.
Quezon, Abril 2013.
Ilocos Norte at Ilocos Sur, Pebrero 2013
Leyte, Agosto 2013.
Cebu, Agosto 2013
Bulacan. Setyembre 2013.
Batangas, Enero 2014.
Bicol Region, Pebrero 2014.
Baking Demonstration ni Jill Sandique, Agosto 2013.
Baking Demonstration ni Jill Sandique, Enero 2014.
Jonathan Cabiles, Breadmaking Seminar ng Philippine Society of Baking, 15 Agosto 2015.

# ANG MGA UNANG TÁONG-IBON: ANG MGA UNANG PILOTO SA KASAYSAYAN NG PAGLALAKBAY SA HIMPAPAWID SA FILIPINAS

Patrick John F. Mansujeto

## ABSTRAK

May nakakikilála ba sa pangalang Juan Calvo, Jose Tinsay, at Alfredo Carmelo? O kayâ naman ay Jesus Villamor, Cesar Basa, at Benito Ebuen? Ilan sa mga ito ay pangalan ng daanan o kayâ'y moog ng ating hukbong sandatahan. Ngunit ano nga ba ang dahilan at pinag-ukulan silá ng pagkilála at parangal? Lahat silá ay ang mga unang Filipinong "táong-ibon" o piloto.

Taóng 1909, unang nakalipad ang tao sa Filipinas sakay ng lobo. Taóng 1911, nasaksihan naman ang unang paglipad ng eroplano sa bansa. Ang mga "unang" ito sa kasaysayan ng paglipad sa Filipinas ay ginawa ng mga banyaga hábang ang mga Filipino ay tagapanood lámang. Taóng 1920 pa, halos isang dekada ang lilípas bago matagumpay na mapalipad ng isang Filipino ang eroplano sa alapaap ng kaniyang sariling bayan. Sampung taon ulit ang daraan bago maitatatag ang unang pangkomersiyong kompanyang panghimpapawid sa bansa na pagmamay-ari ng mga Filipino at ituturing din na kauna-unahan sa buong Asia. Sa makulay na kasaysayan ng paglipad sa Filipinas ay makikita ang pagsisikap ng mga Filipino na paunlarin ang kaniyang kasanayan sa paglipad at angkinin ang kalangitan ng sarili nitóng bayan. Halos kakaunti lámang ang pag-aaral na naisúlat patungkol sa kasaysayan ng paglipad sa Filipinas at halos walang-wala sa mga Filipinong naging dahilan sa pag-usbong nitó tulad ng mga piloto. Ang pag-aaral na ito ay nagnanais na magtampok ng kasaysayan ng mga unang piloto ng bansa. Sa pamamagitan ng pag-aaral na ito ay bibigyan silá ng pagkakakilanlan kasáma ang salaysay ng kanilang mga karanasan at pagpapaunlad ng kanilang kasanayan gámit ang mga primaryang batis tulad ng mga pahayagan, mga larawan, mga dokumento

ng paaralang kanilang pinagsanayan, at mga papeles ng pamahalaan na may kaugnayan sa pag-aaral. Ang kasaysayan ng mga unang Filipinong piloto ay ihahabi sa mas malawak na kasaysayan ng paglipad sa Filipinas at sa pangkalahatang kasaysayan ng bansa. Sasakupin ng pag-aaral ang mga unang Filipinong piloto mula 1920 hanggang sa mga bayaning Filipinong piloto na nakipaglaban sa mga Hapones noong Ikalawang Digmaang Pandaigdig.

Sa kasalukuyan ay napakalaki ng ginagampanan ng industriya ng paglalakbay sa himpapawid sa pagbubuklod ng ating kapuluan. Marapat lámang na simulan ang pag-aaral sa nakaraan nitó at pagkilála sa sampung táong naging pangunahing tagapagtaguyod nitó.

*Mga susing salitâ: kasayasayan ng paglipad sa Filipinas, kasaysayan ng paglalakbay sa himpapawid, kasaysayan ng transportasyon sa Filipinas*

Ang paglalakbay sa himpapawid gámit ang mga makinang gawa ng tao ay sinimulan ng mga Kanluranin ngunit ang kaisipan tungkol sa paglalakbay sa kalangitan ay makikita sa halos lahat ng kultura sa ibá't ibáng panig ng daigdig. Hindi naiiba dito ang ibá't ibáng kulturang matatagpuan sa Filipinas na bukod sa paggalugad ng kalangitan ay mayroong malawak na pananaw sa paglipad, sa himpapawid, at sa kalangitan. Mababása ang mga kaisipang ito sa aklat ni Dante Ambrosio na pinamatagang *Balatik, Etnoastronomiya: Kalangitan sa Kabihasnang Pilipino*. Bukod dito, ipinaliwanag din ni Ambrosio sa kaniyang aklat kung paanong ang mga **talampad** tulad ng *balatik* ay ginamit ng mga sinaunang Filipino sa kanilang pamumuhay.[1]

Ayon sa mga primaryang batis, sa panahon ng mga Español, unang naitalâ ang paglipad ng mga lumilipad na mákináng gawa ng tao sa himpapawid ng bansa. Unang naitalâ ang mga lumilipad na mákináng ito sa aklat na *History of the Philippine Province of the Society of Jesus*, na isinulat ni Padre Pedro Chirino noong ikalabing-anim na siglo. Ayon kay Padre Chirino, nagkaroon ng mga pailaw at paputok noong kapistahan ng Santo Niño sa Cebu (2009, 21). Ang mga pailaw at paputok na ito na lumilipad sa himpapawid ay gawa ng mga Sangley, at ayon pa kay Chirino, sadyang kaaya-ayang pagmasdan ang mga ito. Mulîng naitalâ sa mga batis ng kasaysayan ang mga lumilipad na mákináng ito sa ulat-paglalakbay ni John Bowring (1858), isang opisyal ng Imperyo ng Britanya, noong ikalabinsiyam na siglo. Napapaloob sa talâ ni Bowring ang tatlong uri ng lumilipad na mákináng

kaniyang nasaksihan noon sa Filipinas. Una dito ay ang mga pampailaw at paputok, na maaaring katulad din ng mga nasaksihan ni Padre Chirino sa Cebu, gayundin ang makukulay na saranggola. Ayon pa kay Bowring, ang mga saranggola ay pinalipad sa saliw ng mga tugtúgin sa umaga, samantálang sa gabí naman, ang mga ito ay sinasamahan ng mga pailaw (1858, 153). Si Bowring din ang unang nakapagtalâ ng pagpapalipad ng isang *hot-air balloon* o lobo sa kapuluan ng Filipinas (1858, 43). Naganap daw ang pagpapalipad ng lobo noong binisita nilá ang Biñan, Laguna. Ito daw ay tandâ ng mainit na pagtanggap sa pagbisita nina Bowring (1858, 43–44).

Mayroon ding talâ tungkol sa lumilipad na mákináng ginamit noong Himagsikang 1896. Ito ay nagmula naman sa gunita ni Santiago "Apoy" Alvarez. Sa gunita niya, napagkasunduan ng mga balanghay ng Katipunan na sabay-sabay na aatake sa Maynila kapag nakíta nilá ang lobong paliliparin ni Andres Bonifacio, hatinggabi nang ika-29 ng Agosto mula sa buról ng San Mateo (1927, 23–24, 27). Gayunman, ibáng uri ng hudyat ang naitalâ sa ibáng primaryang batis na nagsasalaysay tungkol sa pangyayaring ito, tulad na lámang ng pagpapaputok ng kanyon, ayon kay Artemio Ricarte; at pagpapatay naman ng ilaw, ayon naman kay Emilio Aguinaldo (Ricarte 1927; Agoncillo 1999).

Ang matagumpay na paglipad naman ng tao sa himpapawid ng Filipinas ay naganap noong panahon ng pananakop ng Estados Unidos. Noong 4 Abril 1909, sumakáy ang Portuguese na nagngangalang Carlos Marquez sa isang lobong nagdalá sa kaniya sa himpapawid (Santos 1981, 6). Naganap ito sa taunang Manila Carnival, isang okasyon pára itampok ang mga produkto ng mga lalawigan sa Filipinas, kasáma ng ibá't ibáng palabas at atraksiyon ("May Have Balloon" 1909, 2). Kasáma si Carlos Marquez sa pangkat ni Kapitan James Price na isang kilaláng Amerikanong *aeronaut* na inanyayahan ng Manila Carnival upang magtanghal ("Grand Aeronautical Carnival 1909).[2] Dapat, magtatanghal si Kapitan Price sakáy ng isang *dirigible* ngunit sa kasamaang-palad, hindî makalipad ang kaniyang sasakyán. Upang mapasayá pa rin ang mga manonóod ay humalili sa kaniya si Carlos Marquez (Santos 1981, 5–6).[3] Sa pagtatanghal ding iyon, bumabâ mula sa lumilipad na lobo si Carlos Marquez gámit ang isang *parachute* na unang pagkakataón ding naganap sa bansa (Santos, 1981, 5–6). Mahihinuhang dito maaaring nagsimula ang pagkakaroon ng interes ng mga Filipino sa paglipad at paglakbay sa himpapawid.

Taóng 1911 nang mulîng bumisita sa Filipinas ang pangkat ng mga Amerikanong *aeronaut* upang mulîng magtanghal sa Manila Carnival o Karnabal ng Maynila (Santos 1981, 16). Ang pangkat ng mga Amerikanong *aeronaut* na ito ay pinangunahan ni Kapitan Thomas Baldwin (Fox 1887). Ang pangkat na ito ang nagdalá ng mga unang eroplano sa Filipinas (Buolben 1910). Sa harap ng libo-libong Filipino, pinalipad ni James "Bud" Mars, isa sa mga kasámang piloto ni Kapitan Baldwin, ang eroplanong *Skylark* noong 21 Pebrero 1911.[4] Ito ang kauna-unahang paglipad ng eroplano sa himpapawid ng bansa ("La Aviacion en Filipinas" 1910).

Matapos ang matagumpay na pagpapalipad ng eroplano ni Mars ay halos taon-taon, may inaanyayahang mga pangkat ng mga aeronaut ang Manila Carnival. Sa isang pagtatanghal noong 1912, isinikáy ni Lee Hammond, isang pilotong Amerikano, sa kaniyang eroplano ang isang Igorot na nagngangalang Gagaban ("Igorot Chief" 1912). Siyá ang itinuturing na unang Filipinong nakalipad sa himpapawid sakáy ng isang eroplano (Santos 1981, 22). Dumating din sa bansa noong 1919, sa paanyaya ng Aero Club of the Philippines, ang isang *aviatrix* o babaeng piloto na nagngangalang Ruth Law ("Souvenir Card" 1919). Masasabing mas lalo niyang pinataas ang interes ng mga Filipino sa paglipad ("The Law in Manila" 1919).

Sa mga palabas na paglipad na ito masasabing unang napukaw ang pangarap ng ilang Filipino na bálang-araw, silá mismo ang lilipad sa himpapawid ng kaniláng sariling bansa. Ang saliksik na ito ay naglaláyong magkuwento kung sino-sino ang mga unang Filipinong nakapagpalipad ng eroplano at kung paano nilá ito nagawa. Ipakikilála rin ang mga táong naging instrumento upang matupad ang mithiing ito ng mga Filipino. Dagdag pa rito, ipakikilála rin ang mga modelo at uri ng eroplanong ginamit o sinakyan ng mga unang Filipinong piloto. Gámit ang mga primaryang batis tulad ng mga pahayagan, larawan, at mga memorabilia, tatangkaing maglahad ng isang naratibo tungkol sa mga Filipinong naging unang táong-ibon.[5]

**Ang Pagtatag ng Unang Paaralang Aeronotika sa Bansa**

Mahalaga rin sa kasaysayan ng paglipad at paglalakbay sa himpapawid ng bansa ang taóng 1919 dahil sa taóng ito unang naitatag ang kauna-unahang paaralan pára sa mga Filipinong nais maging piloto (Santos 1969, 3; Santos 1981, 52). Ang paaralang ito ay ang Curtiss School of Aviation na itinayô sa Maynila ni Major Joseph Stevenot, kasáma ng pilotong si Alfred J. Croft (Larawan, "Joseph Stevenot" 1917). Prangkisa ito ng paaralang Curtiss Flying School na kilaláng paaralan ng mga piloto sa Estados Unidos (Gaby 1991, 4–13). Sina Major Stevenot at Alfred J. Croft ang nakakuha ng prangkisa upang magtayô ng sangay ng nasabing paaaralan sa malayòng silangan. Itinayô ang paaralan sa Camp Claudio sa may baybayin ng Parañaque (Nemenzo at Molina, Jr. 1992, 14). Naging posible ang pagtatayô ng paaralan matapos ang ilang matagumpay na mga *aviation show* sa Maynila na naging dahilan sa pagtaas ng interes ng mga Filipino sa pagpapalipad ng eroplano.[6] Nais nina Stevenot at Croft na magsanay ng mga Filipino na magiging mga unang piloto sa sektor militar at sektor komersiyal ng paglalakbay sa himpapawid sa Filipinas.

Ang mga eroplanong ginamit ng paaralan ay mula sa sumobrang produksiyon ng eroplano sa katatapos na Unang Digmaang Pandaigdig. Binubuo ito ng tatlong JN-4 Jenny at dalawáng HS1L Seagull (Curtiss School of Aviation JN-4 Jenny 1919; Curtiss School of Aviation HS1L Sea Gull 1919). Malaki ang

pagkakaibá sa disenyo ng dalawáng modelo ng eroplano. Ang Jenny ay isang uri ng *bi-plane* na panlupà kayâ nangangailangan ito ng paliparan o *runway* upang makalipad sa himpapawid at makalapag mulî sa lupà. Ang Sea Gull naman ay tinatawag na *sea plane* o eroplanong pandagat dahil sa dagat ito nagmumula upang makalipad at doon din lumalapag. Dalawáng tao lámang, kasáma na ang piloto, ang káyang isakáy ng Jenny, samantálang tatlong tao naman, kasáma na rin ang piloto, ang káyang isakáy ng Sea Gull. Parehong gawa sa mga magagaan na bagay ang dalawáng eroplano tulad ng magaang metal, tela, at kahoy. Kailangan ding gawa sa lumulutang na kagamitan ang Sea Gull upang hindî ito lumubog hábang ito ay nása dagat. Ang pagkakaroon ng dalawáng uri ng modelong eroplano ang pangunahing dahilan kung bakit sa baybáyin ng Parañaque itinayô ang nasabing paaralan. Ang Camp Claudio ay may sariling maliit na paliparan pára sa mga JN-4 Jenny, samantálang ang bahagi ng Look ng Maynila sa Parañaque ang nagsilbing paliparan naman ng mga HS1L Sea Gull. Magiging mainam ang dalawang modelo ng eroplano sa heograpiya ng bansa. Maaaring gamitin ang mga Jenny sa mga pamayanan o lungsod na matatagpuan sa gitna ng mga kalupaan tulad ng Baguio, samantalang mainam naman sa mga lungsod na nása malapit sa karagatan tulad ng Iloilo, Cebu, at Zamboanga ang mga Sea Gull. Sa isinulat na artikulo ni Walter K. Burgess patungkol sa paglalakbay sa himpapawid sa Filipinas ay mas sinang-ayunan niya ang mga eroplanong pandagat tulad ng Sea Gull upang maging pangunahing eroplano sa bansa (Burgess 1927, 140–44; Mansujeto 2015).

Mainit ang naging pagtanggap ng mga Filipino sa Curtiss School of Aviation dahil malinaw na ito ang magiging daan upang maabót nilá ang himpapawid ng kaniláng sariling bansa. Umábot sa 38 Filipino ang naging mag-aaral ng nasabing paaralan. Sa bílang na ito, 23 ang nanggáling sa unipormadong sangay ng pamahalaáng kolonyal: 10 ang mula sa Philippine Constabulary*,* at 23 naman ang nanggáling sa Philippine National Guard *(*Philippine Air Force 1997, 8). Silá ay pinag-aral ng pamahalaáng kolonyal ng Filipinas upang masimulan ang pagkakaroon ng sariling hukbong panghimpapawid ng bansa (Jose 1988, 29; "The Philippine National Guard 1988," 291). Masasabing bahagi pa rin ito ng programang Filipinisasyon noon ni Gobernador-Heneral Francis Burton Harrison (Golay 2010, 201). Binubuo man ng mga Filipino ay magkaibá ang organisasyon at mandato ng Philippine Constabulary at Philippine National Guard. Ang Philippine Constabulary ay nása ilalim ng kapangyarihan ng pamahalaáng kolonyal ng Filipinas at naatasang panatilihin ang kapayapaan sa buong kapuluan, samantálang ang Philippine National Guard naman ay isang sangay ng unipormadong pangkat na nása ilalim mismo ng Hukbong Sandatahan ng Estados Unidos, at ang mandato ay tumúlong sa pagtatanggol sa Estados Unidos laban sa mga banta at kaaway nitó (McCoy 2009, 349). Ito ang pangunahing dahilan kung bakit hindî nagkaroon ng pagkakataón na makipaglaban sa ilalim ng watawat ng Estados Unidos ang Philippine Constabulary noong Unang Digmaang Pandaigdig, samantálang naipadalá naman sa mga labanán sa Europa

ang Philippine National Guard (Jose 1988, 291). Kinabibilangan ang 33 mag-aarál na ito mula sa unipormadong hanay nina Leoncio Malinao, Porfirio Zablan, Basilio Fernando, Mariano Rueda, Victor Real, Osmundo Ramos, Ramon Bañez, Eduardo Montilla, Alonzo Gatuslao, Faustino Reyes, Juan Villasanta, Ignacio Perez, Jose Padilla, Alfonso de Guzman, Juan Calvo, Pedro Dimaguila, at Arturo Maglaya.[7]

Bukod sa 33 ito na nagnais na maging piloto mula sa unipormadong hanay ay mayroon ding limang mga Filipinong sibilyan na pumasok sa nasabing paaralan. Tatlo sa mga ito ay sina Alfredo Carmelo, Jose Baleriano, at Briccio Sanchez (Santos 1981, 53). Ang mga sibilyang mag-aarál na ito ang nagbayad ng kaniláng matrikula sa nasabing pag-aaral at nagpapakíta na interesado din ang ilang Filipino mula sa ibáng sangay ng lipunan.

**Ang Pagsasanay at ang mga Unang Filipinong Táong-Ibon**

Halos walâng nakuhang talâ kung paano ang naging pagsasanay ng mga Filipinong mag-aarál ng Curtiss School of Aviation ngunit mahihinuhang tulad din ito sa pagsasanay ng mga kasalukuyang piloto. Maaaring tulad ng mga modernong piloto ay pinag-aralan din muna nilá ang mga bahagi ng sasakyáng panghimpapawid (Larawan, “Mga Mag-aaral na Filipino Piloto” 1920). Mahalaga sa mga bahaging ito ang mákiná ng eroplano na pinanggagalingan ng lakas upang mapalipad ang eroplano. Saklaw rin ng kaniláng pagsasanay ang pag-aaral ng heograpiya, lagay ng panahon at himpapawid. Dahil malaking bahagi ang agham sa pagpapalipad ng mga eroplano ay kasáma rin sa kaniláng pagsasanay ang pag-aaral ng mga disiplina sa agham tulad ng pisika. Kasáma rin dito ang pag-aaral patungkol sa simbolo at senyas na ginagámit sa paglipad at paglapag ng eroplano. Higit sa lahat, kasáma sa kaniláng pagsasanay ang pagsakáy sa eroplano, at sa kalaunan, ay ang pagpapalipad nitó nang silá lámang. Ayon kay Ricardo Jose, may ilang Amerikanong duda sa kakayahan ng mga Filipinong makapagpalipad ng eroplano (1998, 110). Ilan sa mga dahilan ay may kaliitan diumano ang mga Filipino kompara sa mga Kanluranin at bakâ hindî raw nitó káyang maabót ang mga pedal at manibela na kumokontrol sa eroplano. Bukod dito ay sadyang mababà ang pagtingin ng ilang Amerikano sa kakayahan ng mga Filipino (Kramer 2006, 18).

Gayunman, ipinagpatúloy ng Curtiss School of Aviation ang kaniláng pagsasanay sa mga Filipinong magiging mga unang táong-ibon. Upang mas lalo pang matustusan ang paaralan, nagbibigay ito ng serbisyo sa mga mayayaman ng Maynila sa tuwing hindî ginagámit ang mga eroplano ng Curtiss School of Aviation sa pagsasanay (Santos 1981, 53). Isinasakáy nitó ang mayayaman upang mamasyal sa himpapawid ng Maynila. Ayon kay Santos, ang paglipad na ito ay paikot sa ibabaw ng Look ng Maynila malápit sa dalampasigan ng Roxas Boulevard na noon ay tinatawag na Dewey Boulevard (1981, 53). Naiisip din ni Major Stevenot ang

paggámit ng kaniyang mga eroplano pára sa serbisyong pangkomersiyo sa mga isla ng Filipinas. Inilunsad niya ang *Inter-island Aerial Mail* upang ang mga eroplano na mas mabilis sa mga barko ang magdadalá ng mga súlat mula Maynila patúngo sa ibá't ibáng bahagi ng bansa (Santos 1981, 54). Nakuha niya ang ideang ito sa Europa at Estados Unidos. Gayunman, hindî si Major Stevenot at ang kaniyang *Inter-Island Aerial Mail* ang unang nagpakilála ng serbisyong postal gámit ang eroplano sa Filipinas. Ito ay unang ipinakíta sa isa sa mga pagtatanghal ni Tom Gunn noong 1914 gámit ang kaniyang *hydroplane* (Larawan, "A Postcard" 2014). Mula sa dalampasigan ng Pasay ay lumipad si Tom Gunn dalá ang isang sako ng mga liham at ibinabâ ito sa Manila Hotel; ito ang itinuturing na kauna-unahang *airmail* sa bansa ("First Air Mail" 1914).



Larawan ni Alfredo Carmelo, ang unang Filipinong matagumpay na nakapagpalipad nang mag-isa ng eroplano. (Philippine Air Force Historical Archives).

Makalípas ang halos isang taon ay handa na ang ilan sa mga mag-aarál na Filipino upang magsimula ng kaniláng solong pagpapalipad ng eroplano. Una sa kaniláng lahat ay si Alfredo Carmelo na isang sibilyan (Guillermo 1990, 5). Unang napukaw ang pagnanais ni Carmelo na magpalipad ng eroplano noong siyá ay nag-aaral ng litograpiya sa Germany kung saan siyá nakapanood ng isang *airshow*. Magsisimula na sana siyáng mag-aral sa Linthenthal Flug Schule, isang kilaláng

paaralan ng mga piloto sa Germany ngunit napilitan siyáng umuwi ng bansa dahil sa pagsiklab ng Unang Digmaang Pandaigdig (“Today in Philippine History” 2013). Sa pagbalik sa Filipinas ay hindî nawalâ kay Carmelo ang pagnanais na makalipad. Tinangka niyang mapabílang sa Philippine National Guard ngunit hindî siyá natanggap dahil hindî siyá nakaábot sa itinakdang tangkad (Santos 1981, 56). Gayunman, noong tumanggap na ng mag-aarál ang Curtiss School of Aviation sa Maynila ay hindî nag-atubiling lumahok dito si Carmelo (Larawan, “Si Alredo Carmelo bílang Mag-aaral” 1920). Naganap ang kaniyang unang solong paglipad noong 9 Enero 1920 gámit ang eroplanong Sea Gull. Ayon sa talâ ng peryodikong *The Cable News America,* umangat ang eroplano ni Carmelo mula sa dalampasigan ng Parañaque at nagpaikot-ikot sa himpapawid ng Look ng Maynila hanggang sa bahagi ng lalawigan ng Cavite (“Filipino Aviator” 1920). Ibinalità rin ng peryodikong *Manila Daily Bulletin* ang makasaysayang pangyayaring ito. Idinetalye pa na nagsimula ang solong paglipad ni Carmelo bandáng alas-10 ng umaga at narating niya ang sanlibong talampakang taas sa himpapawid sa ibabaw ng Look ng Maynila (“Filipino Flies Curtiss” 1920). Ang matagumpay na pagpapalipad na ito ni Carmelo ay nakapagpatunay na walâng batayan ang pagdududa sa kakayahan ng mga Filipinong makapagpalipad ng eroplano. Ilan sa mga nakatunghay sa makasaysayang pangyayaring ito ay si Maximo Rodriguez na noon ay Gobernador ng lalawigan ng Tayabas. Ayon pa sa *The Cable News America,* nakíta rin ito ni Manuel Quezon mula sa bintana ng kaniyang bahay (“Filipino Aviator Ascends” 1920). Sa pananaw naman ng peryodikong *Manila Times* ay mas napaunlad ng pangyayaring ito ang interes ng mga mamumuhunan na magsimula ng *airlines* sa Filipinas tulad ng makikíta sa Europa at Estados Unidos (“Alfredo Carmelo” 1920). Bukod sa sambayanang Filipino ay nakiisa rin sa tagumpay ni Alfredo Carmelo ang kaniyang mga kamag-aral sa Curtiss School of Aviation (Larawan, “Matapos ang Matagumpay na Solong Paglipad” 1920).




Ito ang eroplanong Sea Gull na ginamit ni Alfredo Carmelo sa kaniyang unang solong paglipad. Ang eroplano ring ito ang ginamit ng ibá pang mag-aaral ng Curtiss Flying School sa kaniláng pagsasanay at solong paglipad. ©Philippine Air Force Historical Archives

Matapos naman ang apat na buwan, naging pangalawáng Filipinong táong-ibon naman si Lieutenant Leoncio Malinao nang matagumpay niyang mapalipad nang mag-isa ang isang eroplanong Jenny noong 26 Abril 1920 (Santos 1981, 62). Pangalawa man kay Carmelo, si Malinao naman ang itinuturing na kauna-unahang piloto ng hukbong himpapawid ng bansa (Nemenzo at Molina, Jr. 1992, 15–16). Dahil ang eroplanong Jenny ang ginamit ni Malinao sa kaniyang paglipad ay hindî siyá nagmula sa dagat tulad ni Carmelo kundî umangat mula sa isang maliit na *airstrip*. Tulad ni Carmelo, lumipad nang mag-isa si Malinao sa ibabaw ng Look ng Maynila patúngong Cavite at lumipad pabalik sa may bandáng Lungsod Pasay ("Remembering" 2003). Maaari ding sabihin na si Carmelo ang unang Filipinong nakapagpalipad ng isang *seaplane* samantálang si Malinao ang unang nagpalipad ng eroplanong gumagámit ng paliparan sa lupà (Larawan, "Si Leoncio Maliao Matapos ang Unang Matagumpay na Solong Paglipad" 1920). Ang pangalawáng Filipinong táong-ibon ay nagmula sa Daanbantayan, Cebu (Santos 1981, 63). Nagtapos siyá ng kolehiyo sa Maynila, at noong nabuo ang Philippine National Guard, ay sumáli siyá rito at nabigyan ng ranggong lieutenant. Bílang kasapi ng Philippine National Guard, nabigyan ng pagkakataón si Malinao na mapabílang sa 23 kasapi nitó na pinag-aral maging piloto sa Curtiss School of Aviation.

Matapos na matagumpay na makapagpalipad ng eroplano nang mag-isa ang halos lahat ng mga mag-aarál ng Curtiss School of Aviation ay nagkaroon ng pagpapakitang-gilas ang paaralan pára sa sambayanang Filipino noong 21 Hunyo 1920 (Nemenzo at Molina, Jr. 1992, 15–16). Kabílang sa mahahalagang táong nanood ay sina Kalihim Panloob Rafael Palma at Heneral Rafael Crame, ang hepe ng Philippine Constabulary, at marami pang ibá (Santos 1981, 64). Napahanga ng mga bagong piloto ang mga manonóod. Isa ito sa mga dahilan kung bakit naitatag ang Philippine Air Service (PAS) noong 1 Enero 1921 (Santos 1981, 67). Ang Philippine Air Service ang naging tagapaghatid ng pasahero at liham ng pamahalaang kolonyal sa ibá't ibáng bahagi ng bansa (Philippine Air Force 1997, 9). Sa kasamaang-palad, hindî nagtagal ang Philippine Air Service dahil binuwag ito ni Gobernador-Heneral Leonard Wood noong buwan ng Mayo ng parehong taon dahil walâng-sapat na pondo ang kolonyal na pamahalaán upang mapanatíli at mapatakbo ito (Golay 2010, 51).

Sa mga unang táong-ibong nag-aral sa Curtiss School of Aviation, nagsimulang matupad ang pangarap ng mga Filipinong makalipad sa himpapawid ng kaniláng sariling bansa. Ipagpapatúloy ito ng marami pang Filipino na magiging piloto ng mas makabago at mas malalakíng eroplano na maglalakbay hindî lámang sa himpapawid ng bansa kundî patí na rin sa himpapawid ng ibá't ibáng bahagi ng daigdig.

## Ang Teknolohiya ng Paglipad bílang Pamanang Kolonyal

Ang paglipad sa himpapawid ay teknolohiyang ipinakilála ng mga Amerikano sa Filipinas noong kolonya pa nitó ang bansa. Masasabi na ang teknolohiya ng paglipad sa himpapawid gámit ang eroplano ay isa sa pinakamahalagang ambag ng Estados Unidos sa daigidig. Hábang mas pinalalakas ng mga Amerikano ang kaniláng imperyo sa Filipinas ay nagtagumpay naman ang Wright Brothers noong 17 Disyembre 1903 na makapagpalipad ng eroplano sa Kitty Hawk, North Carolina (Wright 1903; Wright 2014).

Matapos ang ilang taon ay nagsimula nang dumating ang mga pangkat ng Amerikanong *aeronaut* upang magtanghal sa taunang Karnabal ng Maynila.[8] Tulad ng nabanggit sa unang bahagi, kasáma sa pagtatanghal na ito ang pagpapalipad ng sasakyáng panghimpapawid. Gayunman, masasabing hindî mga simpleng pagtatanghal ang mga *aviation shows* na ito dahil ito ay ginamit ng mga Amerikano upang ipaalala sa mga Filipino ang kaniláng lakas at kapangyarihan bílang bagong mananakop. Ayon kay David Bosh, lahat ng mga palabas tulad ng mga parada at karnabal ay ginamit ng Estados Unidos upang mas mapalakas ang imperyo nitó sa Filipinas (Brody 2010, 4). Sinusugan naman ito ni Jose D. Fermin na nagsabing katulad din ito ng Worlds' Fair na ginamit ng Estados Unidos upang pagandahin

ang imperyalismong naratibo nitó tulad na lámang ng 1904 Louisiana Purchase Exposition (Fermin 2004, 15–16). Gayunman, maaari talagang mahinuha na nagsimula ang interes ng mga Filipino sa paglalakbay at paglipad sa himpapawid sa pamamagitan ng mga pagtatanghal ng mga Amerikanong *aeronaut* sa Karnabal ng Maynila mula noong 1909 hanggang 1919. Sa bawat pagtatanghal na ito ng mga Amerikanong piloto sakáy ng kaniláng mga eroplano, libo-libong mga Filipino ang nanonood, at maaaring mula sa panonood na ito, naitanim ang punla ng pangarap na bálang-araw ay silá na mismo ang maglalakbay sa himpapawid ng kaniláng bayan (Santos 1981, 14, 21, 46). Maaari ding yumabong ang pangarap na ito na nag-ugat sa mayamang kaisipan ng mga Filipino tungkol sa paglipad at paglalakbay sa himpapawid. Ang mga kaisipan ukol sa paglalakbay sa himpapawid ay masasabing naroon na sa ilang panitikan ng mga pangkat-etniko ng bansa. Halimbawa, tinatawag na Rinamentaw Mapalaw ang pangalan ng lumilipad na barko mula sa epikong *Darangen* ng mga Mëranaw (Ambrosio 2010, 65). Ito ang sasakyan ng diwatang si Ndaw Gibon upang maglakbay sa kalangitan (Ambrosio 2010, 72). Mayroon din namang lumilipad na sasakyán si Alamabat, ang bayani ng mga Bilaan na tinatawag na "**aweng garing**." Ito ang naghahatid sa langit sa mabubuting kaluluwá (Ambrosio 2010, 65). Ayon naman sa mga epiko ng mga Subanën, nararating ni Sandayo ang gitna ng araw sa pamamagitan ng kaniyang **monsala**, isang uri ng lumilipad na tela (Ambrosio 2010, 72).

Mga Americano din ang namuhunan upang makapagpatayô ng unang paaralang aeronotika sa bansa. Bílang mga naghaharing-uri sa larang ng ekonomiya at komersiyo ng Filipinas noon, silá lámang ang may sapat na salapî upang magtatag ng ganoong uri ng kompanya. Masasabing malaking halaga ang kailangan sa pagtatatag ng isang *aviation school* dahil kailangang magpatayô ng mga estruktura tulad ng *hangar* o garahe ng mga eroplano at paliparan. Kailangan ding bumilí ng mga eroplanong gagamitin sa pagsasanay at mga kagamitan sa komunikasyon at pagsubaybay sa kalagayan ng kalangitan. Dagdag pa dito, ang gasolina na gagamitin sa pagpapalipad ng eroplano at ang pagpapanatiling maayos sa mga sasakyáng panghimpapawid. Makikíta din na isinaalang-alang ng Curtiss School of Aviation ang heograpiya ng bansa sa kaniláng mga pinilìng modelo ng mga eroplanong ginamit sa bansa.

Sa hulí, 33 Filipino mula sa unipormadong hanay at 5 sibilyan ang unang nakagámit sa mga eroplano ng mga Amerikano. Masasabing bahagi ng programang Filipinisasyon ni Gobernador Heneral Francis Burton Harrison ang pagpapaaral ng pamahalaáng kolonyal sa mga Filipino upang maging piloto. Ang programang Filipinisasyon ni Gobernador Heneral Harrison ay naglaláyong pabilisin ang paglilipat ng kapangyarihan ng pagpapalakad ng bansa sa kamay ng mga Filipino. Nakaugat ang patakarang ito mula sa pagnanais ng Partido Demokrata ng Estados Unidos na pinamumunuan ni Woodrow Wilson na mapabilis ang pagsasarili ng Filipinas (Golay 2010, 171). Salungat sa pananaw ng Partidong Republikano na

kinabibilangan nina William Mckinley at William Howard Taft, hindî sang-ayon ang mga Demokrata na magkaroon ng kolonya ang Estados Unidos (Golay 2010, 171). Ito ay isang malawak na programang sumasakop hindî lámang sa aspektong pampolitika kundî maging sa ibá pang larang ng lipunan. Maituturing na ang pagsasanay sa mga Filipinong maging piloto ay naglaláyong halinhinan ang mga Amerikano patí na rin sa paglalakbay sa himpapawid ng bansa na nagpapamalas sa lawak ng programang Filipinisasyon ni Gobernador-Heneral Francis Burton Harrison.

**Kongklusyon**

Halos isang dekada ang nakalípas mula nang matagumpay na makapagpalipad ng eroplanong may sakáy na tao sa bansa, nagawa na ring makapagpalipad ng Filipino ng eroplano. Nangyari ito bagama't napakaraming mga Amerikanong nagdududa sa kakayahan ng mga Filipino dahil na rin sa ilang mga salik. Sa kabilâng dako, mga Amerikano man ang pinagmulan ng pagdududa ay mga Amerikano rin tulad nina Joseph Stevenot at Alfred Croft ang naniwala at nagturò sa mga Filipino ng mga unang hakbang túngo sa paglipad. Matapos ang ilang buwan na pagsasanay at pag-aaral, isang sibilyang Filipino na nagngangalang Alfredo Carmelo ang naging unang táong-ibon ng bansa at nagsilbi sa sangay na komersiyal ng industriya ng paglalakbay sa himpapawid. Sinundan naman siyá ni Leoncio Malinao na naging unang piloto mula sa mga pinag-aral sa pangkat ng unipormadong hanay. Si Malinao at ang kaniyang mga kasamahan ang naging mga piloto ng mabubuong hukbong panghimpapawid ng bansa. Dahil nga sa matagumpay na pagsasanay ng Curtiss School of Aviation, silá na rin ang kinuha ng pamahalaáng kolonyal ng bansa upang maging opisyal na tagapagsanay ng mga magiging piloto ng hukbong panghimpapawid ng bansa. Maraming eksperto sa digmaan ang nagsabi noon na kung hindî man káyang ipagtanggol ang Filipinas ng hukbong-dagat dahil sa habà ng dalampasigan na mayroon ito, maaari itong umasa sa isang malakas at may kredibilidad na hukbong panghimpapawid. Hindî lámang ang hukbong-sandatahan ng Filipinas ang nag-aaral sa ilalim ng Curtiss School of Aviation, maging ang hukbong-panghimpapawid ng Republika ng Tsina ay dumaan din sa pagsasanay nitó (Santos 1981, 63). Nagpapakíta lámang ito ng kahusayan sa pagtuturò ng Curtiss School of Aviation at ang kahuyasang ito ay mas lalong pinagtibay ng kaniláng matagumpay na pagtuturò sa mga Filipinong mga naging unang piloto.

Lalo pang napatunayan ang angking galíng ng mga Filipinong unang táong-ibon sa pag-unlad ng paglipad at paglalakbay sa himpapawid sa bansa. Ilan sa kanilá tulad nina Leoncio Malinao at Juan Calvo ay nagsimula ng kaniláng mga serbisyong pangkomersiyo gámit ang eroplano tulad ng paghahatid ng liham o tagapaghatid at tagasundo ng mayayamang negosyante (Santos 1981, 133; Juan Calvo Papers). Isa rin sa dalawáng piloto si Calvo na kasáma sa Lipad Arnacal (Arnacal Flight)

na lumipad mulang Maynila patúngong Madrid sa España (Juan Calvo Papers). Ayon din sa talumpati ni Kapitan Harold Sweet, na tagapamahala ng isa sa mga kompanyang panghimpapawid sa bansa, kahanga-hanga ang mababàng bílang ng aksidente o trahedya sa paglipad sa Filipinas noong dekada 30. Ang mababàng bílang na ito ay kabaligtaran ng mataas na bílang ng trahedya at aksidente sa paglipad sa ibá't ibáng bahagi ng daigdig ("Speech of Captain Sweet 1935; Mansujeto 2016). Sa sektor naman ng militar, kinilála rin ang husay ng ilan sa mga unang táong-ibon. Ipinangalan kay Porfirio Zablan ang Zablan Airfield sa Zambales samantalang kay Basilio Fernando naman ang Fernando Air Base sa Lipa, Batangas.

Matapos din ang matagumpay na paglipad sa himpapawid ng mga Filipinong unang táong-ibon ay nagsimula na rin na mas maging malinaw ang paghihiwalay ng dalawáng sangay ng paglalakbay at paglipad sa himpapawid ng bansa—ang sektor ng militar at ang sektor ng komersiyo. Karamihan sa mga unang nagtapos sa Curtiss School of Aviation ay halos napunta lahat sa sangay ng militar. Ito, marahil, ay dahil sa mas lalong malawak na gampanin ng mga eroplano sa paparating noong digmaan. Gayunman, dadami rin ang hanay ng mga pilotong maglilingkod sa sektor ng komersiyo lalo na noong dekada 30 nang unang maitatag ang mga *airlines* sa bansa at unti-unting lumagô ang sektor na ito. Ang kuwento ng mga Filipinong unang táong-ibon ay nagpapatunay lámang na káya ng mga Filipino na matutuhan ang anumang uri ng teknolohiyang mula sa Kanluran, at higit sa lahat, mapaghuhusay nilá ito, lalo na kapag para sa kapakanan ng mga Filipino.

## Mga Talâ

[1] Ang talampad ay pangkat ng bituin na bumubuo ng mga imahen o bagay sa kalangitan. Isa sa mga halimbawa ng talampad ay ang **balatik** o pangkat ng bituin na hugis patibong na tinatawag na "balatik" ng ilang pangkat-etniko sa Filipinas.

[2] Ang *aeronaut* ay sinaunang katawagan sa mga táong nagtatanghal gámit ang mga mákináng lumilipad.

[3] Ang *dirigible* ay isang uri ng lobong lumilipad na káyang kontrolin ng sakáy nitóng tao ang magiging direksiyon ng paglipad.

[4] *James C. Mars*. Library of Congress Collection, Washington D.C., 1906. *Early Aviators*. Web. 4 Enero 2014.**,** Nagl, Roy. *Mar's Bi-plane Taking Off*. 1911. Library of Congress Collection, Washington D.C. *Early Aviators*. Web. 4 Enero 2014. http://www.earlyaviators.com/emars4.htm,Nagl, Roy. *Mar's Skylark Flying Above the Carnival Tower*. 1911. Library of Congress Collection, Washington D.C. *Early Aviators*. Web. 4 Enero 2014. <http://www.earlyaviators.com/emars4.htm>.**,** Nagl, Roy. *Mar's Skylark Taken From Its Hangar*. 1911. Library of Congress Collection. *Aeroplanes, Ancient Aviator*. Web. 4 Enero 2014. <http://roynagl.50megs.com/manila.htm>.**,** *Postcard of the First Flight by James Mars in Manila*. 1911. USPI Archives. *Philippine Philatelist*. Web. 9 Enero. 2014. <http://www.philippinephilatelist.net/Archive/USPI_Archives/Pioneer_Flights.html>.

[5] Ang salitâng "táong-ibon" ay salin ng salitâng Ingles na "birdman" o ang sinaunang katawagan sa mga piloto ng eroplano. Kalaunan, mapapalitan ito ng "aviator" para sa mga laláking piloto, samantálang para sa mga babaeng piloto naman, gagamitin ang "*aviatrix."* Sa kasalukuyan, ginagámit ang piloto bílang tawag sa táong nagpapalipad ng eroplano anuman ang kaniyang kasarian.

[6] Ipinakikíta ang pagtaas ng interes ng mga Filipino sa larang ng paglipad at paglalakbay sa himpapawid sa pagkakatatag ng The Aero Club of the Philippines. Kabílang sa mga kasapi nitó sina Manuel L. Quezon, Sergio Osmeña, Gobernador-Heneral Francis Burton Harrison, at marami pang ibá. Mula kay William Cahill, "Considered Advisable under Existing Conditions: Philippine Airpower, 1912–1939," *Air Power History,* LXIV, blg. 1, (2017), p. 7. *Academic OneFile,* Accessed 3 Sept. 2018.

[7] Labing-anim lámang na pangalan ang nahanap ng mananaliksik mula sa ibá't ibáng sources lalo na mula sa Philippine Air Force Historical Archives.

[8] Hindî lámang pagtatanghal ng mga aeronaut ang nagaganap sa Karnabal ng Maynila. Ipinakikíta rin dito ang mga produkto at gawa ng mga Filipino mula sa ibá't ibáng lalawigan sa Filipinas (Muizenberg 2016, 142).

## Mga Sanggunian

### Pangunahing Sanggunian

Aklat

Alvarez, Santiago. *Si Andres Bonifacio, ang Katipunan at ang Himagsikan.* Maynila, 1927.

Bowring, John. *A Visit to the Philippine Island*s. Manila: Carmelo and Bauerman, Inc., 1858.

Chirino, Pedro S.J. *History of the Philippine Province of the Society of Jesus*, Volume II. Jose Arcilla, trans; Jaime Abella, ed. Quezon City: Ateneo de Manila University Press, 2009.

Muijzenberg, Otto Van Den, trans. and ed. *Colonial Manila, 1909–1912: Three Dutch Travel Accounts.* Quezon City: Ateneo de Manila University Press, 2016.

Ricarte, Artemio. *Himagsikan Nang Manga Filipino Laban sa mga Kastila.* Yokohama, 1927.

Larawan

A postcard showing the Hydroplane of Tom Gunn in the beach in Manila Bay, *Tom Gunn Hydroaeroplane Beached*. 1914. USPI Archives. *Philippine*

*Philatelist*. Web. 9 Jan. 2014. <http://www.philippinephilatelist.net/Archive/USPI_Archives/Pioneer%20Flights/FP1.html>.

Boulden, Ben. *James C. Mars and Skylark*. Topeka Capital Journal, Montana. *Early Aviators*, 1910. Web. 4 Jan. 2014. <http://www.earlyaviators.com/emars1.htm>.

Curtiss School of Aviation HS1L Sea Gull. Philippine Airforce Historical Archives, Pasay City, 1919.

Curtiss School of Aviation JN-4 Jenny. Philippine Airforce Historical Archives, Pasay City, 1919.

Family of Joseph Stevenot. *Joseph Stevenot with Lt. Miguel Aguinaldo.* Photographs of Joseph Stevenot Travels, 1917. Web. 21 Nov. 2017. https://en.wikipedia.org/wiki/File:Joe_Stevenot_with_Miguel_Aguinaldo.jpg.

Mars, James C. *Early Aviators*. Library of Congress Collection, Washington D.C., 1906. Web. 4 Jan. 2014.

Larawan matapos ang matagumpay na solong paglipad ni Alfredo Carmelo noong 9 Enero 1920 kasáma ang ilan sa mag-aaral ng Curtiss School of Aviation. Philippine Airforce Historical Archives, Pasay City, 1920.

Larawan ni Leoncio Malinao matapos ang kaniyang unang matagumpay na solong paglipad. Philippine Air Force Historical Archives, Pasay City, 1920.

Larawan ni Alfedo Carmelo bílang mag-aaral ng Curtiss School of Aviation at sa likod niya ay isa sa mga eroplanong Jenny ng paaralan. Philippine Air Force Historical Archives, Pasay City, 1920.

Mga Mag-aaral na Filipinong Piloto kasáma si Alfred J. Croft. Philippine Air Force Historical Archives, Pasay City, 1920.

Nagl, Roy. *Mar's Bi-plane Taking Off*. Library of Congress Collection, Washington D.C., 1911. *Early Aviators*. Web. 4 Enero 2014. http://www.earlyaviators.com/emars4.htm.

Nagl, Roy. *Mar's Skylark Flying Above the Carnival Tower*. Library of Congress Collection, Washington D.C., 1911. *Early Aviators*. Web. 4 Enero 2014. http://www.earlyaviators.com/emars4.htm.

Nagl, Roy. *Mar's Skylark Taken From Its Hangar*. Library of Congress Collection, 1911. *Aeroplanes, Ancient Aviator*. Web. 4 Enero 2014. http://roynagl.50megs.com/manila.htm.

Postcard of the First Flight by James Mars in Manila. USPI Archives, 1911. *Philippine Philatelist*. Web. 9 Jan. 2014. <http://www.philippinephilatelist.net/Archive/USPI_Archives/Pioneer_Flights.html>

Richard F. Fox. *T.S. Baldwin: Practical Aeronaut*. New York: Richard F. Fox, 1887. Print.

Souvenir Card Official Issue of the Bureau of Posts. USPI Archives, 1919. *Philippine Philatelist*. Web. 13 Enero 2014. http://www.philippinephilatelist.net/Archive/ USPI_Archives/Pioneer%20Flights/FP2.html

"The Law in Manila." 1919. *Manila Daily Bulletin* [Manila] 4 Feb: n. pag. Print.

Unknown. *Igorot Chief Seated on Red Devil Plane*. Smithsonian National Space and Air Museum Archives, Washington D.C., 1912.

Talaarawan

Orville, Wright. *Diaries and Notebook.* Kitty Hawk, North Carolina, 1903.

Orville, Wright. *Documenting about the first successful powered flight.* The Library of Congress. January 8, 2014. http://www.loc.gov/collection/wilbur-and-orville-wright-papers/about-this-collection/

Pahayagan

"Alfredo Carmelo, First Filipino to Fly." 1920. *The Manila Times* [Manila] 11 Enero, front page, sec: 1. Print.

"Filipino Aviator Ascends Unaided." 1920. *The Cable News America* [Manila] 11 Enero, front page, sec. 1. Print.

"Filipino Flies Curtiss Machine." 1920. *Manila Daily Bulletin* [Manila] 11 Enero, front page, sec: 1. Print.

"First Air mail." 1914. *The Manila Times* [Manila] 12 Apr., front page sec: 1. Print.

"Grand Aeronautical Carnival." 1909. *Manila Times* [Manila] 4 Apr., n. page. Print.

"La Aviacion en Filipinas el Vuelo de Mr Mantell." 1910. *El Renacimiento Filipino* [Manila] 7 Agosto, p. 16. Print.

"May have Balloon." 1909. *The Cable News America* [Manila] 20 Enero, p. 2. Print

"Speech of Captain Sweet." 1935. *Manila Times* [Manila] 8 Setyembre, n. page. Print

Ibá Pang Primaryang Sanggunian

Juan Calvo Papers. *Accession 2014-0035*. National Air and Space Museum, Smithsonian Institution.

**Sekundaryang Sanggunian**

Aklat at Artikulo

Agoncillo, Teodoro. *Revolt of the Masses: The Story of Bonifacio and the Katipunan.* Quezon City: University of the Philippines Press, 1999.

Ambrosio, Dante. *Balatik, Etnoastronomiya: Kalangitan sa Kabihasnang Filipino*. Quezon City: University of the Philippines Press, 2010.

Brody, David. *Visualizing American Empire: Orientalism and Imperialism in the Philippines.* Chicago and London: The University of Chicago Press, 2010.

Burgess, Walter K. "Commercial Aviation in the Philippine Islands." *Aero Digest*, 1927. Aug: 140–44. Print.

Cahill, William. "Considered Advisable under Existing Conditions: Philippine Airpower, 1912–1939." *Air Power History,* LXIV, blg. 1, 7. 2017.

Fermin, Jose D. *1904 World's Fair: The Filipino Experience*. Quezon City: University of the Philippine Press, 2004.

Gaby, Donald C. "The Curtiss Flying School and U.S. Marine Flying Field." *South Florida History Magazine* (3): 4–13. 1991.

Golay, Frank. *Face of Empire: United States-Philippine Relation, 1898–1946*. Quezon City: Ateneo de Manila University Press, 2010.

Guillermo, Alice. *Alfredo Carmelo: His Life and Art.* Manila: Metropolitan Museum of Manila, 1990.

Jose, Ricardo. *The Philippine Army 1935–1942*. Quezon City: Ateneo de Manila University Press, 1998.

Jose, Ricardo. "The Philippine National Guard in World War I," *Philippine Studies* XXXVI (blg. 3), 291. 1988.

Kramer, Paul. *The Blood of the Government: Race, Empire, the United States and the Philippines.* Quezon City: Ateneo de Manila University Press, 2006.

McCoy, Alfred. *Policing America's Empire: The United States, The Philippines and the Rise of Surveillance State.* Madison: University of Wisconsin Press, 2009.

Mansujeto, Patrick John F. "Flying for Gold, Landing for Sugar: The Birth of Commercial Aviation in the Philippines." *Philippine State College of Aeronautics Research Journal.* 2014.

Mansuejeto, Patrick John F. "The Sky is Falling: History of Air Accidents in Philippine Commercial Aviation Industry before World War II," *Philippine State College of Aeronautics Research Journal*. 2016.

Nemenzo, Eldon Luis G at Molina, Guillermo G. *The Philippine Air Force Story*. Quezon City: Kaunlaran Trading and Printing Co, 1992.

Philippine Air Force. *Flight to the Future: Perspectives on the First 50 Years of the Philippine Air Force*. Pasay City: Infinit-1 Communications Services, 1997.

Santos, Enrique. *Philippine Wings.* Manila: Philippine Airlines, 1969.

Santos, Enrique. *Trails in the Philippine Skies: A History of Aviation in the Philippines from 1909-1941.* Manila: Philippine Airlines, 1981.

Pahayagan

"Remembering Pinoy Heroes in Aviation." 2003. *The Philippine Star* [Manila], 31 Hulyo.

Today in Philippine History, July 8, 1896, Alfredo Carmelo was born in Manila. 2013. Nikkei-Asian Review. Hunyo 24.

# PAGTUKLAS SA MALAYÒNG NAKARAAN: ANG ARKEOLOGO AT ANG PAMBANSANG KASAYSAYAN

Victor P. Estrella

**ABSTRAK**

Ang malaking hámon sa pagsasalin sa wikang Filipino ng salitâng *archaeology* ay bunga ng katotohanang larangan ng pag-aaral ito na ipinakilála sa Filipinas ng mga banyaga. Higit pa rito, ang arkeolohiya rin ay isang batàng larangan na umunlad sa Filipinas sa nakalípas na isa at kalahating daang taon lámang. Nais ng pag-aaral na ito na ipaliwanag ang papel ng disiplina ng arkeolohiya sa pagbuo ng pambansang kasaysayan at kamalayang bayan. Ipinapanukala rito na ang arkeolohiya at ang mga mananaliksik nitó ay aktibong nakilahok sa paghahanap ng ebidensiya at malimit na kinakasangkapan at sinasangguni sa pagbibigay-linaw sa nakaraan. Sa pamamagitan ng pagbibigay-ngalan sa mahahalagang táong humubog dito at ng pagsusurì sa mahahalagang pangyayaring nagtulak sa pag-unlad ng disiplina, tinatangka ng pananaliksik na ipakilála ang arkeologo–siyentipiko na gumagámit ng agham at salaysay upang bumuo ng naratibo ng nakaraan. Isinasaalang-alang din sa pananaliksik na ito ang paggámit ng mga arkeologo sa agham, bílang kasangkapan, na hindî naglaon ay nagsilbing kapangyarihan, upang mapalaganap ang mga kaalamang bunga ng kani-kaniláng mga pag-aaral.

*Mga Susing Salitâ: arkeolohiya, arkeologo, malayòng nakaraan, siyentipiko, agham*

## Panimula: Ang Arkeolohiya

Taóng 2017 noong nangalap ng opinyon ang bagong talagang tagapangasiwa ng Programa sa Araling Arkeolohiko ng Unibersidad ng Pilipinas Diliman, tungkol sa naaayong pagsasalin ng *archaeology* sa Filipino. Ipinadalá ang isang *survey* at tinugunan naman ito ng kaguruan at ng mga mag-aaral nitó. Ang mga pinagpilian ay "arkiyolohiya," "arkeoyolohiya," at "arkiyoloji." Mayroon ding puwang pára sa ibá pang panukalang pagsasalin. Ang pagkálap ng opinyong ito ay hindi lámang naging payak na pagtatanong. Pagkakataón din ito pára sa mga kasapi ng komunidad upang makapagnilay tungkol sa pagsasalin ng *archaeology* sa wikang Filipino, at higit sa lahat, sa posibilidad ng pagsasa-Filipino ng programa. Marahil, sa unang pagkakataón, makalípas ang higit dalawampung taon mula noong itatag ang Programa sa Araling Arkeolohiko ng Unibersidad ng Pilipinas, nabigyan ng pansin ang kabuluhan ng disiplina ng *archaeology* sa sariling wika. Mayroong tangkang isa-Filipino ang ilang asignatura sa Programa, ngunit nauwi lámang ito sa pagsasalin ng pangalan nitó. Kung titingnan naman ang mga tesis na naisúlat tungkol sa arkeolohiya sa antas gradwado, mayroon lámang dalawa (tingnan ang mga akda nina Pineda 2015; at Reyes 2010). Ang mga tesis na ito ay maaaring tingnan bílang representasyon ng kahandaan ng Programa sa Araling Arkeolohiko sa pagsasa-Filipino ng disiplinang ito. At dahil ang Programang ito ay ang tanging yunit sa Filipinas na nagkakaloob ng digri sa arkeolohiya, naipahihiwatig din nitó ang kahandaan ng disiplina sa buong bansa. Matutunghayan mula sa mga ito na may kagustuhang isa-Filipino ang ilang aspekto ng arkeolohiya, ngunit hindî pa ito lubos na napag-iisipan at nagpagtutuonan ng pansin.

Bukod sa wastong pagsasalin at pagtukoy ng tamang baybay ng *archaeology* at ng ibá pang terminolohiya sa Filipino, mas malalim ang hámon ng paglalandas ng disiplinang ito sa sariling wika. Sa katunayan, ang pagsasalin ay simula lámang ng mahabàng paglalakbay túngo sa pag-aangkin. Hindî rin lahat ng tulúyang pagsasalin at pagsusulát ng saliksik sa sariling wika ay nangangahulugang pagsasa-Filipino ng disiplina. Sa isang bandá, ang mga ito ay maaaring maliliit na hakbang sa pagsasalokal (*localization*) ng disiplina, na maaari namang tumúngo sa pagsasakonteksto (*contextualization*) at tulúyang pagsasataal (*indigenization*) nitó (Bennagen 1980; Kumar 1976). Ang talakayan hinggil sa pag-angkin at pagsasataal ng arkeolohiya sa Filipino at sa pangangailangan sa pamamaraang ito ay maaaring lamanin ng mga susunod na pananaliksik. Tatangkain muna ng papel na ibalangkas ang kasaysayan ng arkeolohiya sa Filipinas, nang sa gayon ay mapasimulan ang diskurso sa sariling wika.

Isa sa mga pinakaunang hámon ay ang paglalarawan sa mga kaisipan at metodo ng arkeolohiya mula sa mga aklat at ibá pang lathalaing nakasúlat sa wikang Ingles. Binibigyang-kahulugan ang arkeolohiya bílang sistematikong pag-aaral ng

nakaraan ng sangkatauhan, sa pamamagitan ng pagsusurì sa mga naiwang labí at kasangkapan ng mga sinaunang tao (Renfrew at Bahn 2012). Mahalaga sa disiplina ng arkeolohiya ang mga naiwang kasangkapan at mga labí, na tinatawag ding artifak, sapagkat sa mga bagay na ito nagmumula ang mga kaalamang kinakálap ng mga arkeologo. Higit itong mahalaga lalo na sa pag-aaral sa mga panahong hindî pa nabubuo ang sistema ng pagsúlat sa isang sinaunang pamayanan. Mula sa mga bagay na ito, humahanap ang arkeologo ng mga pagkakapareho at pagkakaibá sa mga materyales, disenyo, paraan ng paggámit, pagtingin, o kayâ naman ay paraan ng pagtatapon. Tinitingnan niya ito sa lente ng isang angkop na modelo o teoryang makatutúlong sa pagpapaliwanag sa mga pagkakapareho at pagkakaibáng ito (Johnson 2010; Schiffer 1988). Mula sa mga artifak na ito, kasáma ang ibá pang labí na ginagámit bílang mga patotoo, nakabubuo ang mga arkeologo ng larawan ng pamumuhay ng mga sinaunang tao sa malayòng nakaraan.

Ang panimulang pagninilay na ito tungkol sa mga kaisipan, metodo, at teorya ng arkeolohiya at sa pagsasa-Filipino ng disiplinang ito ay bunga ng mahabà at masalimuot na pag-unlad ng larang na ito sa daigdig at sa pagdatíng nitó sa Filipinas. Layunin ng saliksik na ito na bigyang-saysay ang mga pamamaraan, kaisipan, at ambag ng arkeolohiya sa pagbuo ng pambansang kasaysayan ng Filipinas. Sa pamamagitan ng pagbabalik-tanaw sa mahahalagang pangyayari sa pag-unlad ng disiplina sa Filipinas, at pagsusurì sa mga naisúlat nitóng kasaysayan sa bansa, kikilalanin ng saliksik na ito ang mga táong malaki ang ginampanang papel. Tataluntunin din nitó ang mga pagbabago at pagpapatúloy ng mga pagpapakahulugan, pamamaraan, at kaisipan hinggil sa pag-aaral sa malayòng nakaraan ng bansa.

## Simulain ng Arkeolohiya sa Filipinas

Ang pangangalap at pangongolekta ng mga bagay ang pinakaunang anyo ng arkeolohiya sa Filipinas. Likás sa lahat ng kalinangan sa buong daigidg, noon hanggang ngayon, ang pangongolekta ng mga bagay na mayroong halaga sa sarili at sa pamayanan (Brodie at Luke 2006). Ang gawaing ito ay nakabatay sa kani-kaniyang pagbibigay-halaga sa mga bagay, na nakaayon naman sa kani-kaniyang mga pamumuhay at paniniwala. Gayunman, ang pagkakaroon ng tiyak na layuning makapagbibigay-linaw sa kasaysayan, sa pamamagitan ng pangangalap at pangongolekta, ay gawaing búhat sa Kanluran. Dinalá ito ng mga dayuhang Europeo sa bansa sa hulíng bahagi ng ikalabinsiyam na siglo. Totoong ang mga pamayanan sa Filipinas ilang daang taon na ang nakalilípas ay mayroong kani-kaniyang dahilan sa pangongolekta at pagtatagò ng kagamitan mula sa mga naunang namuhay, ngunit malayò ang dahilang ito sa layunin ng mga Europeong tuklasin at siyasatin ang mga naganap sa nakaraan. Pára sa maraming sinaunang pamayanan sa Filipinas, ang paghihiwalay ng nakaraan at kasalukuyan ay mahirap matukoy (Reyes 2002; Salazar 2000).

Sa Europa, ikalimang siglo pa lámang ay nagsimula nang magámit ang mga bagay at ibá pang kasangkapan bílang patotoo sa mga pangyayaring nakasúlat sa mga dokumento at kasaysayan (Trigger 2006). Bunga ito ng pagkakatuklas sa mga sinaunang kabihasnang umusbong sa bahaging ito ng daigdig. Hindî na lámang mga talâ at salimbibig ang pinagmumulan ng kaalaman hinggil sa nakaraan, kung hindî maging mga bagay, kasangkapan, at estruktura. Tinawag ang yugtong ito ng pag-usbong ng arkeolohiya bílang panahon ng pag-aantik (*antiquarianism*). Sa panahong ito, ang pangunahing pamamaraan ng pagsisiyasat tungkol sa nakaraan ay paghahanap, pangangalap, at pangongolekta ng mga sinaunang labí ng mga pamayanang tinutukoy sa mga sulatín at kasaysayan (Trigger 2006). Kahit na halos kasabay ng pananakop ng España sa kapuluan ng Filipinas ang pag-usbong ng arkeolohiya sa Europa, sa hulíng bahagi lámang ng ikalabinsiyam na siglo ito nadalá sa kolonya.

Nása hulíng yugto na ng pag-aantik ang Europa noong maipakilála ang pangangalap at pangongolekta sa Filipinas (Santiago 2001). Malawakang pagbabago sa mga patakarang kolonyal, bunga ng pagtatapos ng Kalakalang Galeon, ang nagbigay-daan sa pagsáli ng Filipinas sa pandaigdigang kalakalan at komersiyo, at sa tulúyang pagbubukás dito ng España (Corpuz 1997; Legarda 1999). Isa sa mga naipatupad sa panahong ito ng "Pagkamulat ng España," ay ang malawakang pag-aaral sa mga katangiang pisikal at kapakinabangan ng Filipinas upang matukoy ang kalakasan ng kalakalan nitó (Planta 2016, 3). Nabuksan ang interes sa bahaging ito ng Timog-Silangang Asia, marahil, dahil sa mga siyentipikong ekspedisyong ipinadalá ng España sa Filipinas. Dahil dito, dumami ang mga manlalakbay na bumisita sa Filipinas na naglimbag naman ng kani-kaniláng mga karanasan at natuklasan (Bowring 1859; Gironiere 1854; Mallat 1846). Marami sa kanilá ay mga naturalista na ang likás na yaman ng bansa ang pinagtuonan ng pansin.

Hindî naglaon ay natuklasang hindi lámang mayabong na likás na yaman ang matatagpuan sa Filipinas; nariyan din ang mga lumà at kakaibáng bagay na pinaniniwalaang mula sa mga sinaunang pamayanan dito. Ilan sa mga naunang nangolekta ng mga labí at kagamitan ng sinaunang mga tao sa kapuluan ay ang mga Aleman na sina: Alexander Schandenberg, na nagtúngo sa Pulo ng Samal sa Davao mula 1881 hanggang 1882; Feodor Jagor, na bumisita naman sa Samar sa pagitan ng mga taóng 1859 at 1860; at Karl Semper mulang 1858 hanggang 1865 (Hutterer 1987; Jagor 1873; Paz 2009; 2017). Ngunit isang Pranses, si Alfred Marche na nagtúngo sa Marinduque mulang 1881 hanggang 1883, ang kinikilálang pinakaunang nagsagawa ng pag-aaral na maituturing na arkeolohiko sa Filipinas (Beyer 1947; Solheim 1952; Evangelista 1969). Nakapaghukay si Marche ng ilang libingan sa mga yungib na kakikitaan ng paggámit ng mga kahoy at tapayan, bílang mga sisidlan ng mga yumáo. Bukod sa mga labí ng tao, naglalamán din ito ng mga bagay, gaya ng mga palayok, palamuting gawa sa kabibe at ginto, at marami pang ibá (Marche 1887). Ang kaniyang mga nakálap ay dinalá niya sa France.

Sa panahon ding ito sa Europa, ang pag-aantik ay nagbunga ng pagnanais na magmay-ari ng mga bagay na kaakit-akit at kakaiba (Gruber 1959; Santiago 2001). Udyok ng malawakang paghahangad na sinupin at pangalagaan ang mga bagay ng mga sinaunang pamayanan, tinipon ang mga ito sa mga museo sa Europa (Basu 2013). Sa isang bandá, ang mga nakálap at nakolektang bagay mula sa Filipinas ay inihanay kasáma ng ibá pang mga nakálap na bagay sa ibá pang bahagi ng daigdig. Ginamit ang mga ito upang makapagpakíta ng namamalas at nahahawakang patotoo ng pagkakaibá-ibá ng mga pamayanan at kulturang gumamit sa mga ito sa nakaraan, at ng ebolusyon ng lipunan (*social evolution*) (Basu 2013). Makikíta rito ang pagsasálo ng mga kaisipan at metodo ng pag-aantik at naturalismo.

Tinawag ni Alfredo Evangelista (1969, 98) ang panahong ito ng pagsisimula ng arkeolohiya sa Filipinas bílang yugto ng "antropolohikong arkeolohiya" sapagkat sa pamamagitan ng pangangalap at pangongolekta ng mga bagay ay mas niláyong maipaliwanag ang mga katangian ng mga pamayanan at kulturang kinabibilangan ng mga ito. Hinatì naman ni Victor Paz (2009, 2–3) ang pag-unlad ng arkeolohiya sa panahon ng pananakop ng mga Español sa dalawa: "bago ang arkeolohiya" at ang yugto ng "hindi sinasadyang arkeolohiya." Ipinapanukala niyang sa mga yugtong ito ay hindî pa ganap ang pagkakaroon ng kamalayang suriin ang mga bagay upang mahinuha ang pamumuhay ng mga gumamit nitó sa nakaraan. Ang mga dayuhang manlalakbay na unang nangolekta sa Filipinas, na kinikiláláng mga tagapanguna ng arkeolohiya sa bansa (Hutterer 1987) ay mga naturalistang gumamit ng mga kaisipan at metodo ng kaniláng tunay na larangan, gaya ng tipolohiya (*typology*), o ang pag-uuri ng mga bagay, hayop, at halaman, ayon sa mga katangian nitó.

Sa kabilâ ng hindî pa buong anyo ng arkeolohiya sa bansa, ang pagsisimula nitó ay nagbunga ng pagbubukás ng kamalayan hinggil sa nakaraan mula sa mga bagay at labí ng sinaunang pamayanan. Pinatunayan nitó na mayroon pang mga pangyayaring mas matanda pa kaysa mga naitalâng kasaysayan at ibá sa mga epiko, alamat, at kuwentong násа anyong pasalitâ. Datapwat kapansin-pansin na ang mga nakálap na bagay, at mga kaalamang mahihinuha mula rito, ay sadyang inilaan lámang pára sa kapakinabangan ng mga dayuhang nangalap at nangolekta nitó. Sa yugtong ito, ang arkeolohiya na nagmula sa Kanluran ay nagsilbi pa rin sa mga Kanluranin.

**Pag-unlad ng Disiplina ng Arkeolohiya**

Sa pagdatíng ng mga Amerikano sa Filipinas noong ika-20 siglo, dumating din kasáma nilá, ang kaniláng arkeolohiya. Ang kaniláng mga kaisipan at pamamaraang arkeolohiko ay hindî hamak na mas batà kaysa arkeolohiya ng Europa. Kaibá rin sa mga Europeo, ang pagdodokumento at pag-aaral sa kasaysayan at kultura ng Filipinas ay tuwirang iniatas ng Estados Unidos, bílang bahagi ng kaniláng patakarang

kolonyal. Sa pamamagitan ng Komisyong Schurman noong 1899 at ng Komisyong Filipinas noon namang 1900, iniutos ang masinsinang pagdodokumento sa mga pamayanan at kalinangang matatagpuan sa Filipinas, sa layuning makabuo ng mga polisiyang mangangalaga sa kapakanan ng mga mamamayan nitó (Evangelista 1969). Binuo ang Kawanihan ng Mga Tribong Hindi Kristiyano (*Bureau of Non-Christian Tribes*), upang pangunahan ang tungkuling ito. Makalípas ang isang taon, naitatag ang Museong Insular pára sa Etnolohiya, Kasaysayang Natural, at Komersiyo, na hindî naglaon ay nakilála bílang Pambansang Museo (Hutterer 1987). Nagbigay-daan ang mga ito sa tulúyang pagkakaroon ng isang Kagawaran ng Antropolohiya sa Unibersidad ng Pilipinas noong 1914, na pinamunuan ni H. Otley Beyer (Evangelista 1969; Sullivan 1956). Ang mga institusyong ito ang nagpasimula ng pormal at malawakang pag-aaral sa mga sinaunang pamayanan at kultura sa Filipinas. Ngunit higit na naging maimpluwensiya at makapangyarihan sa larangang ito ang mga kaisipan ni Beyer. Sa kaniyang propesyonal at pribadong pamumuhay, nangolekta siyá ng mga sinaunang bagay, nagdokumento ng maraming pribadong koleksiyon nitó, at nagpasimula ng mga sistematikong paghuhukay (Beyer 1947; Paz 2009). Kinilálang awtoritatibo ang kaniyang mga panukala hinggil sa pandarayuhan ng mga tao sa kapuluan ng Filipinas at sa pagbibigay-yugto at gulang sa mga pook na pinaghukayan at sa mga kulturang materyal sa bansa (Sullivan 1956). Ipinadalá naman si Carl Guthe ng Unibersidad ng Michigan, mulang 1922 hanggang 1924, upang maghanap at mangolekta ng mga kulturang materyal sa mga pulô sa Visayas (Guthe 1927; Griffin at Jones 1976; Hutterer 1987). Ito ay bahagi pa rin ng malawakang pagdodokumento at pag-aaral sa sinauna at buháy na pamayanan ng Filipinas. Libo-libong mga artifak at labí ng mga táong namuhay ilang daang taon na ang nakalilípas ang kaniyang nakálap sa kaniyang panggagalugad (Sinopoli 2013). Ito ay kaniya namang ipinadalá at inilagak sa Unibersidad ng Michigan. Kinikilála ang pamamaraan ni Guthe bílang tunay na arkeolohiya sapagkat sa panahong ito, ang kaniyang pamamaraan ang pinakasistematiko (Hutterer 1987; Mijares 1998; Sullivan 1956). Sinegurado niya ang maayos at halos kompletong pagdodokumento sa mga impormasyong kaniyang nakuha sa mga pook na pinaghukayan at lalong-lalo na sa mga kulturang materyal na kaniyang nakálap.

Ayon kay Karl Huterrer (1987, 237), ninais ng mga pag-aaral na isinagawa sa panahon ng pananakop ng mga Amerikano na masurì ang mga "lokasyon, distribusyon, at pagkakahati-hati ng mga pamayanan at kultura" sa Filipinas. Naging mahalagang tunguhin din ng arkeolohiya sa Filipinas sa panahong ito, tunguhing laganáp din sa ibá pang pag-aaral sa rehiyon ng Timog-Silangang Asia, ang paghahanap ng pinakamatandang labí ng tao, gaya ng *Homo erectus* at mga naunang *Homo sapiens* (Legge 1993; Paz 2009; 2017). Ninais na matukoy ang ugnayan ng mga ito sa ibá pang labíng nahukay sa ibá pang bahagi ng rehiyon at maging sa kasalukuyang mga pamayanan. Nag-uugat ang mga kaisipang ito sa

konsepto ng kasaysayang pangkultura, na higit na ginamit ng mga Amerikano sa kaniláng arkeolohikong pag-aaral (Santiago 2001). Sa kaisipang ito, tinitingnan ang mga kilos ng mga tao, maging ang kaniláng mga kagamitan, bílang tugon sa kani-kaniláng mga pisikal, kultural, at buháy na kapaligiran. Samakatwid, ang pagkakaibá sa mga kalinangan sa habà ng panahon at sa lawak ng mga rehiyon ay mahalagang matukoy at masurì upang maunawaan ang ugnayan ng mga ito.

Itinuturing ni Paz (2009, 5) ang panahong ito sa pag-unlad ng disiplina ng arkeolohiya sa Filipinas bílang "nakatuong arkeolohiya" dahil sa mga namumukod na mga institusyong itinatag upang tuwirang bigyang-pansin ang tungkulin nitóng maidokumento ang malayòng nakaraan ng Filipinas. Sa isang bandá, ang mga kaalaman tungkol sa sinauna at katutubong pamayanan sa Filipinas na nakálap ng mga Amerikano ay kaniláng kinasangkapan upang mabigyang-katwiran ang kaniláng pananakop sa bansa (Kramer 2010). Ipinakíta, hindî lámang sa mga Filipino kung hindî maging sa buong mundo, ang pagiging "di-sibilisado" ng mga pamayanan sa Filipinas, nang sa gayon, ay tingnang matuwid ang kaniláng pagbuo ng imperyo rito (Fermin 2004; Rice 2015).

Naudlot ang pag-unlad ng disiplina ng arkeolohiya sa Filipinas nang sumiklab ang Ikalawang Digmaang Pandaigdig noong 1941. Sa panahon ng digmaan, natigil ang lahat ng anumang uri ng pag-aaral at pagsusurì sa mga pamayanan at kultura ng bansa (Evangelista 1969; Hutterer 1987). Nagdulot ang digmaan ng maraming suliranin, lalong-lalo na ang malawakang pagkasirà at pagkawalâ ng maraming sinaunang bagay hindî lámang sa Pambansang Museo kundî maging sa mga pribadong koleksiyon.

**Pagtataguyod sa Arkeolohiya**

Makaraan ang Ikalawang Digmaang Pandaigdig, sinubukan mulîng bumangon ng arkeolohiya sa Filipinas sa pamamagitan ng mulîng pagsusurì sa mga kaisipang nabuo sa panahon ng pananakop ng mga Amerikano, lalong-lalo na sa mga panukala ni Beyer. Binalikan ng mga arkeologo ang mga kaisipang binuo hinggil sa malayòng nakaraan ng Filipinas, gaya ng teorya ng pandarayuhan. Ang kaniláng mga pananaliksik ay naging tugon sa mga malaganap at matagal nang tinanggap na mga kaalamang ito (Hutterer 1987). Isa sa mga naunang nagmuni sa mga panukalang ito ay si Wilhelm Solheim II, mula sa Unibersidad ng California, na naghukay sa maraming bahagi ng Filipinas. Dinalá ni Solheim II ang bagong teknolohiya ng pagbibigay-gulang sa pamamagitan ng *radiocarbon*, bílang pamamaraan upang matukoy ang tiyak na gulang ng mga artifak at pook na pinaghukayan na kaniyang natuklasan (Evangelista 1969). Sa pamamaraang *radiocarbon*, kinakalkula ang búhay ng elementong *carbon* sa isang bagay mula nang ito ay namatay. Ang ibinibigay nitóng bílang ang nagsisilbing bílang ng

taon sa nakaraan kung kailan ang bagay na ito ay nabúhay at namatay (Lyman at O'Brien 2006). Ito ay hindî hamak na mas tiyak kaysa pagsusurì sa estratigrapiya (*stratigraphy*), o ang pagkakapatong-patong ng mga deposito ng lupà bunga ng magkakaibáng paggámit sa kalupaan at ibá pang pangyayari sa kapaligiran. Ang teknolohiyang ito ay nagtulak sa mga arkeologo na suriing mulî ang mga naunang ipinanukalang gulang ng mga bagay, at gayundin, na suriin ang mga kaisipang ipinanukala ni Beyer at ng marami pang ibáng dayuhang mananaliksik sa Filipinas.

Natunghayan ng Filipinas sa panibagong yugtong ito ang pag-usbong ng mga Filipinong nakapag-aral ng antropolohiya at arkeolohiya sa loob at labas ng bansa. Nariyan sina E. Arsenio Manuel, Alfredo Evangelista, Marcelino Maceda, Avelino Legaspi, F. Landa Jocano, Jesus Peralta, at marami pang ibá. Hindî lubusang nawala ang mga dayuhang mananaliksik sa bansa—nariyan sina Robert Fox at William Longacre—na nakipagtulungan sa mga Filipinong mananaliksik (Dizon 1994; Ronquillo 1985). Mula sa pagiging kawani ng mga dayuhang arkeologo, ang mga Filipinong ito ay kaniláng naging mga mag-aarál, at hindî naglaon, ay naging katuwang sa pamamahala sa mga proyekto sa bansa.

Sa ilalim naman ng panunungkulan ni Ferdinand Marcos bílang pangulo at diktador ng Filipinas noong dekada 70, pinaigting ang paghahanap sa sinaunang pamayanan sa bansa. Pagpapatúloy ito ng mga pananaliksik sa pagsisimula ng tao sa Filipinas, ngunit sa pagkakataóng ito, nagkaroon ng lantarang motibong politikal. Naging bahagi ang mga arkeolohikong pananaliksik sa pagbuo ng rehimeng Marcos ng mito hinggil sa dakilang pinagmulan ng lahing Filipino (Lico 2003; McCallus 1989). Ang arkeolohiya ay naging mabisàng patotoo sa isang ginintuang panahon ng sinaunang Filipinas sapagkat nakapagpapakíta ito ng nakikíta at nahahawakang patotoo pára dito. Ang mga lalawigan ng Palawan at Cagayan ang naging mga pangunahing pook na pinaghukayan sapagkat dito natagpuan ang ilang mga labí ng sinaunang tao. Sa Butuan naman ay mayroong natagpuang labí ng mga sinaunang sasakyáng-pandagat. Higit na tumaas ang antas ng interes ng mga Filipino tungkol sa sinaunang kasaysayan, at naging dahilan ng ibá pang paghuhukay at mga lisyang gawain (Barretto-Tesoro 2013; Paz 1992).

Itinuturing ni Santiago (2001) na pagpapatúloy ang panahong ito sa mga kaisipan hinggil sa kasaysayang pangkultura na nagsimula noong panahon ng mga Amerikano sa Filipinas. Binigyang-pansin pa rin ang paghahanap sa simula ng lahing Filipino at ang pagkakaibá nitó sa ibá pang kultura sa rehiyon ng Timog-Silangang Asia, ngunit ibá sa naunang yugto, mas makaagham na ang mga pamamaraan sa panahong ito. Makikíta ito sa paggámit sa konsepto ng pagsusunod-sunod sa mga estratigrapiya ng pook na pinaghukayan, at lalong-lalo na, sa pagbibigay-gulang sa pamamagitan ng *radiocarbon*. Ang mga pananaliksik ay pagpapatúloy pa rin sa pagsagot sa mga nasimulang katanungan noong panahon ng mga Amerikano,

ngunit dahil umunlad ang disiplinang ito sa ibá pang dako ng daigdig, mas lumawak ang mga kaisipan at mga pamamaraang ginamit. “Pinamatnubayang arkeolohiya” naman kung ituring ni Paz (2009; 2017) ang arkeolohiya matapos ang Ikalawang Digmaang Pandaigdig at sa pagpapatúloy nitó sa mga sumunod na taon. Ayon sa kaniya, ang mga mananaliksik na Filipino at dayuhan ay ginabayan ng kaniláng tungkulin bílang mga ganap na antropologo at arkeologo (Paz 2009). Nariyan din ang isa pang uri ng paggabay na bunga naman ng adhikaing pampolitika. Sa panahong ito, higit kailanman, naging interesado ang pambansang pamahalaán sa pagtuklas, pagpapanatíli, at pagpapalaganap ng kultura at kasaysayan ng Filipinas.

Mula sa pagiging bahagi ng Dibisyon ng Antropolohiya ng Pambansang Museo, naitatag ang hiwalay na Dibisyon ng Arkeolohiya noong 1988 (Dizon 1994). Ang mahabàng panahong pagkakapaloob ng Arkeolohiya sa Antropolohiya ay salamin ng tradisyong akademiko ng mga Amerikano na kaniláng dinalá sa Filipinas. Higit na kinilála ang halaga at kontribusyon ng arkeolohiya sa bansa, maging ang kakayahan ng Pambansang Museo sa disiplinang ito. Sa panahong ito, ang Dibisyon ay binubuo ng mga Filipino sa pangunguna nina Wilfredo Ronquillo, Eusebio Dizon, at Florente Henson, mga mananaliksik na nakapag-aral sa Estados Unidos (Dizon 1994). Naging hudyat din ito ng tulúyang pagtataguyod ng arkeolohiya bílang isang disiplina sa Filipinas. Pinaigting din ang Sangay ng Arkeolohiya sa Ilalim ng Tubig (Underwater Archaelogy) upang higit na mabigyang-pansin ang mga kulturang materyal na nakukuha sa mga pinaglubugan ng mga sinaunang sasakyáng-pandagat sa katubigan ng bansa (Calderon 1989; Dizon 1994). Nagbunga ito ng mas maraming pananaliksik sa kalupaan at sa katubigan, sa mas maraming bahagi ng Filipinas. Mula sa malalakíng proyekto, gaya ng sa Palawan, Cagayan, at Butuan, nagkaroon na rin ng maliliit na proyekto sa ibá’t ibáng bahagi ng bansa. Matutunghayan ito sa dami ng mga ulat na naisúlat mulang 1988 (Dizon 1994; Mijares 1998; Paz 2017; Ronquillo 1998; Ronquillo, Dizon, at Cuevas 1997). Sa kabilâ nitó, mula noon (Hutterer 1987) hanggang sa ngayon ay nananatíling hindî sapat ang bílang ng mga mananaliksik sa bansa.

Upang tugunan ang kakulangang ito, binuksan ang Programa sa Araling Arkeolohiko sa Unibersidad ng Pilipinas noong 1996 (Barretto 1997). Ang mga unang nakapagtapos sa programang ito ang siyá namang bumuo ng Katipunan Arkeologist ng Pilipinas, Inc., o KAPI, ang nag-iisang samaháng nagtataguyod ng arkeolohiya at nangangalaga sa mga pamánang arkeolohiko sa bansa (Jago-on 1999). Ang ilan sa kanilá, at ilan pang mga sumunod na nakapagtapos mula rito, gaya nina Giovanni Bautista, Nida Cuevas, Alexandra de Leon, Marie Grace Pamela Faylona, Catherine May King, Ligaya Lacsina, Armand Salvador Mijares, Bobby Orillaneda, Timothy James Vitalez, at ilan pa, ay nagsilbi rin sa Pambansang Museo. Ibá’t ibáng institusyon at mga mananaliksik na rin mula sa Timog-Silangang Asia, Australia, Estados Unidos, at Europa ang nakipagtulungan sa Programa pára

sa marami pang pananaliksik tungkol sa Filipinas at rehiyon ng Timog-Silangang Asia. Noong 2018, ayon sa QS World University Rankings, ang Programa sa Araling Arkeolohiko sa Unibersidad ng Pilipinas Diliman ang pinakamahusay na institusyong nagkakaloob ng lalong mataas na edukasyon sa arkeolohiya sa buong Timog-Silangang Asia.

Ang yugtong ito sa pag-unlad ng disiplina ng arkeolohiya, mula nang maitatag ang Dibisyon ng Arkeolohiya sa Pambansang Museo, hanggang mapasinayaan ang Programa sa Araling Arkeolohiko sa Unibersidad ng Pilipinas Diliman, at hanggang sa kasalukuyan, ay nagdulot ng marami at buháy na buháy na pananaliksik hinggil sa malayòng nakaraan ng Filipinas. Hindî na lámang nagbibigay-patotoo at pagtugon sa mga naunang mga kaisipan ang nilalamán ng mga pananaliksik, nariyan na rin ang mga pag-aaral tungkol sa estado ng kaalamang arkeolohiko sa bansa, sa kasalukuyan, at sa hinaharap. Nariyan na rin ang pagmumuni tungkol sa epekto ng mga pag-aaral na ito sa pangangalaga sa pamanang pangkultura ng bansa (tingnan ang ilang halimbawa gaya ng kina Estrella 2014; Faylona 2004, 2005; Lising 2016; Orillaneda at Ronquillo 2015; Romualdez-Valtos 2005; Medrana 2011). Iminumungkahi ni Paz (2009, 5) na ang panahong ito ay yugto ng "mapanimdim na arkeolohiya," sapagkat ang kamalayan sa ibá't ibáng aspekto ng disiplina ay buháy sa mga mananaliksik nitó. Ang mga layunin at nilalamán ng arkeolohikong pag-aaral ay hindî na lámang bunga ng itinakda ng pamahalaán o ng ilang mga ahensiya nitó. Bukod sa mga pansariling interes ng mga arkeologo, mayroon na ring ibáng tunguhin ang pananaliksik tungkol sa malayòng nakaraan ng Filipinas, na higit na mayroong epekto sa disiplina, sa pagtingin sa nakaraan, at sa bayan sa kasalukuyan. Ang saliksik kong ito ay maaari ding halimbawa ng paninimdim na ito.

## Ang Arkeologo bílang Mananaliksik

Sa gitna ng mga pangyayari sa pagsisimula at pag-unlad ng arkeolohiya bílang isang disiplina sa Filipinas, ay ang arkeologo. Ang arkeologo ang táong nagpapasimula, nagpapalaganap, at nagsasakatuparan ng arkeolohiya. Ang arkeologo ang nagpapasiya sa mga tunguhin ng pananaliksik. Ang kaniyang mga pagsasanay ang nagbibigay-hugis sa proyekto, samantálang ang kaniyang mga napagtagumpayan ang bumubuo sa kaniyang kredibilidad sa larang na ito. Higit sa anuman, ang kaniyang karanasan at kasanayang bumuo ng interpretasyon mula sa mga bagay at labíng nakálap ang huhubog sa kaniyang pananaliksik (Hodder 1992; Thomas 2006). Inaasahang mayroon siyáng sapat na kakayahang pagkasunduin ang ibá't ibáng larang, gaya ng kasaysayan, heograpiya, sosyolohiya, heolohiya, sining, at marami pang ibá na mayroong kinalaman sa pamumuhay ng tao (Flatman 2011; Johnson 1946). Dahil dito, ang arkeologo ay isa ring antropologo (Gosden 1999; Kus 1997). Makikíta ito sa mahabàng panahong itinuring na isa sa mga disiplinang nakapaloob sa larang ng antropolohiya ang arkeolohiya. Bukod pa rito, nariyan ang

kahalintulad na layunin ng dalawáng disiplinang ito na maintindihan ang pagbabago sa paraan ng pamumuhay ng mga tao mula noong sinaunang panahon hanggang sa kasalukuyan.

Mga dayuhan ang mga unang nangalap at nangolekta ng mga bagay at labí ng mga sinaunang tao sa Filipinas upang makakuha ng impormasyon tungkol dito. Ang mga dayuhang ito ay mula sa ibá't ibáng bahagi ng Europa, kung saan ang pagtuklas sa kalikasán ng tao sa daigdig ay pinagtuonan ng pansin. Sa pagsisimula ng larangang ito sa Filipinas, nanguna ang mga etnologong German, gaya nina Schandenberg, Jagor, at Semper, at ang naturalistang French na si Marche (Evangelista 1969; Paz 2009; Sullivan 1956). Praktikal ang tingin ng mga Español sa naturalistang paraan ng pangongolekta at pag-aaral sa kaniláng mga kolonya (De Vos 2007; Planta 2016). Naging daan lámang ito upang matáya ang likás na yaman ng bansang násа ilalim ng kaniláng kapangyarihan. Makikíta ito sa bílang ng higit na interesadong mga German at French kaysa mga Español. Mauugat naman ang interes ng mga Aleman at Pranses sa mas malalim na tradisyong lumaganap sa panahon ng Rebolusyong Siyentipiko sa mga bansang ito (Farber 2000; Stroup 1990). Ang pangangailangan ng mga dayuhan ang natugunan at hindî ang pangangailangan ng mga Filipino.

Bukod pa sa pagiging dayuhan ng mga naunang arkeologo sa Filipinas, kapuna-puna rin na lahat silá ay mga laláki. Ang eksplorasyon, ekspedisyon, at pakikipagsapalaran sa masusukal na kagubatan at malalayòng lupain ay inilaan sa kalalakihan. Silá rin ang nangunguna sa mga ahensiya at institusyong pang-edukasyong nananaliksik sa mga sinaunang pamayanan at kultura, gaya nina Beyer sa Unibersidad ng Pilipinas at Guthe sa Unibersidad ng Michigan noong dekada 20. Bukod pa rito, ang kalalakíhan din ang nása matataas na posisyon, kagaya na lámang nina Dean Worcester at Robert Fox, na namunò sa ilang institusyong pangkultura sa Filipinas noong panahon ng pananakop ng mga Amerikano. Mga laláki rin ang naging mga unang arkeologo na Filipino. Nariyan sina Evangelista, Galang, at Manuel, na nabigyan ng pagkakataóng magsanay sa ibáng bansa sa larangan ng antropolohiya at arkeolohiya.

Ang naging bunga ng pangingibabaw ng kalalakíhan sa larangang ito ay ang pagbuo ng salaysay hinggil sa nakaraan na nakatuon sa mga laláki at pawang bulag sa ibáng kasarian (Gilchrist 1999). Ang mga salaysay na ito ay tinawag nina Margaret Conkey at Janet Spector (1984) na "mito ng kasarian"—kulang at nakalilito ang pagpapakíta ng mga ugnayan ng mga kasarian sa malayòng nakaraan. Sa pagpasok ng dekada 70 lámang tinangkang pasukin ng kababaihan ang larang ng arkeolohiya. Mauugat ito sa pandaigdigang pagkamulat at pagkilos túngo sa pagkakapantay-pantay ng mga kasarian sa halos lahat ng akademikong larangan (Gilchrist 1999). Sina Julieta Fernandez at Amelia Rogel mula sa Unibersidad ng

Pilipinas na nagsaliksik tungkol sa Lawa ng Laguna, ang ilan sa mga naunang babaeng arkeologo (Ronquillo 1985). Sina Rosa Tenazas na mula naman sa Unibersidad ng San Carlos sa Cebu, at sina Maria Lorenza Dalupan, Cecilia Locsin, Maria Isabel Ongpin, at Socorro Paz Paterno mula sa Pamantasang Ateneo de Manila, ay kabílang sa mga tagapangunang kababaihang arkeologo sa larang na ito (Dizon 1994; Locsin, Ongpin, at Paterno 2008; Tenazas 1974; Ronquillo 1985). Sa kasalukuyan, parehong babae ang namumunò sa dalawáng pangunahing institusyong nagsusúlong ng arkeolohiya sa bansa. Si Mary Jane Louis Bolunia ang namumunò sa Dibisyon ng Arkeolohiya sa Pambansang Museo, samantálang si Mary Grace Lualhati Barretto-Tesoro naman ang namumunò sa Programa sa Araling Arkeolohiko sa Unibersidad ng Pilipinas Diliman. Napagmunihan na sa usapin ng kasarian, unti-unti nang napagtatagumpayan ang pagkakapantay-pantay sa oportunidad sa larang ng arkeolohiya. Ngunit, sa isang bandá, hindî pa lubos na nasusurì ng kababaihang arkeologo ng Filipinas ang kilíng (*bias*) pangkalalakihan sa kaniláng sariling mga saliksik at sa ibá pang salaysay tungkol sa malayòng nakaraan ng bansa.

Noong 1992, kinilála ng Filipinas ang pagiging arkeologo bílang isang propesyong makaagham sa pamamagitan ng Magna Carta for Scientist (Dizon 1994). Walâ pa man itong pagsusulit túngo sa ganap na propesyonalisasyon, natamó ng mga arkeologo ang respeto at pagkilála ng pamahalaán dahil sa kaniláng mga natapos na digri at mga saliksik na nailimbag. Nakahikayat ito ng ilang nais maging arkeologo kayâ naman nabuksan ang Programa sa Araling Arkeolohiko sa Unibersidad ng Pilipinas Diliman. Sa unti-unting pagdami ng mga arkeologo, kinailangang itatag ang isang propesyonal na samahán na mayroong layuning pagbutihin at gawing etikal ang pananaliksik sa arkeolohiya at mapangalagaan din ang kapakanan ng mga arkeologo, bílang mananaliksik. Dahil dito, ang Katipunan Arkeologist ng Pilipinas, Incorporated o KAPI ay nabuo noong 1999 (Jago-on 1999).

Malaking bahagi ng pagiging arkeologo ang kaniyang pagkakakilanlan. Nakaaapekto ang kaniyang etnisidad, kasarian, pagsasanay, katayuan sa búhay, at marami pang ibá sa kaniyang pananaw sa búhay. Ang mga ito rin ay nakaaapekto sa paraan ng kaniyang pagpapasiyá at layunin sa pananaliksik. Sa pagdaloy ng kasaysayan ng disiplina ng arkeolohiya sa Filipinas, matutunghayan ang mga epekto ng mga pagkakakilanlang ito sa mga dayuhang nanguna sa pananaliksik sa bansa, mga laláking arkeologo na namamayani sa mga institusyon, at sa mga Filipinong arkeologo na mayroong banyagang edukasyon at pag-iisip. Ang kasarian, relihiyon, emosyon, pagkilíng sa iilang interpretasyon, ay lubhang mahirap alisin (Gilchrist 1999; Hodder 1992; Joyce 2012; Thomas 2006). Samakatwid, ang kaniláng pagbuo ng mga salaysay tungkol sa malayòng nakaraan ng Filipinas ay naaapektuhan ng kaniláng mga pagkakakilanlan.

**Arkeolohiya at ang Pambansang Kasaysayan**

Sa pagsisimula at pag-unlad ng arkeolohiya sa Filipinas, sinubukan nitóng bigyang-linaw ang mga tanong hinggil sa nakaraang sadyang malayò sa abót ng mga talâ ng kasaysayan. Binigyang-pansin ng arkeolohiya ang mga bagay at ibá pang labí ng mga táong nabúhay noong sinaunang panahon sa kapuluan. Ang materyalidad na ito, na siyáng nagbibigay-anyo sa sinaunang pamumuhay (DeMarrais 2004), ang pangunahing ambag ng arkeolohiya sa pagtuklas sa nakaraan at sa pag-aaral ng mga karanasan ng tao sa daigdig. Sa kawalan ng mga nababása at naririnig na patotoo, nariyan ang mga nakikíta at nahahawakang produkto ng sinaunang pangyayari, ugnayan, at pamumuhay ng mga tao (Taylor 1948; Tilley 2007). Dahil dito, naging kapaki-pakinabang ang disiplina sa pag-aaral ng nakaraan, maging sa pagbuo ng kasaysayan.

Malaki ring kapakinabangan sa kasaysayan ang mga kaalamang nakakálap at nabubuo ng arkeolohiya dahil sa kakayahan nitó na sistematikong sagutín ang mga tanong hinggil sa sinaunang Filipinas. Sa pamamagitan ng makaagham at lohikal na pamamaraan na mauugat sa pagsisimula nitó bílang bahagi ng naturalismo, tinatangka nitóng bumuo ng isang kapani-paniwalang larawan ng nakaraan (Jeffares 2005; Johnson 2006; O'Brien at Lyman 2004). Samakatwid, ang arkeolohiya ay isang makaagham na pag-aaral ng kasaysayan (Smith 1992), ganap na pagsasálo ng pisikal at biyolohikong agham at ng mga agham panlipunan. Ang pagsasálong ito ang lubos na nagpapayabong sa larang na ito sapagkat ibá't ibáng pananaw at metodo ang nagtutulong-tulong upang masagot ang mga tanong hinggil sa malayòng nakaraan.

Isa rin sa mga kakayahang makaagham ng arkeolohiya ay ang pagbibigay-gulang sa pamamagitan ng *radiocarbon* (Lyman at O'Brien 2006). Naging malaki ang epekto ng lubusang pagsasakatuparan nitó noong dekada 60 sa larang ng arkeolohiya sa buong daigdig lalong-lalo na sa Filipinas (Ronquillo 1985). Mula sa relatibong pagbibigay-gulang sa mga natagpuang bagay, nagkaroon ng mas tiyak na pamamaraan ng pagbibigay ng impormasyon. Bukod pa rito, naiangkop din ang pagsusurìng komposisyonal, o ang pagtukoy sa mga elementong napapaloob sa isang bagay, sa mga layunin ng arkeolohiya, kayâ naman nabibigyang-linaw nitó ang ilang tanong tungkol sa sinaunang teknolohiya ng paggawa, pakikiayon ng tao sa kalikásan, at marami pang ibá.

Matutunghayan sa pag-unlad ng arkeolohiya sa Filipinas ang aktibo nitóng pakikilahok sa pagbibigay-linaw sa nakaraan. Pinalalawak nitó ang saklaw ng kasaysayan, sa parehong kapanahunan (*temporal*) at heograpikong súkat nitó (Knapp 1992). Mula sa dáting kasaysayan na nagsisimula sa pagdatíng ng mga dayuhang Tsino, Indian, Arabo, at Europeo ilang daang taon lámang ang nakararaan,

ang kasaysayan ng Filipinas ay napalawig nang higit na mas maaga ng ilang libong taon. Ito ay pinatutunayan ng pagkakatuklas sa mga labí ng sinaunang tao sa Kalinga, Cagayan, at Palawan. Sa pagsisimula ng arkeolohiya sa Filipinas, ang mga kaalamang nakálap at nabuo ay naging bahagi ng pinakaunang anyo ng pagsúlat tungkol sa kasaysayan ng Timog-Silangang Asia (Legge 1993). Malimit na tingnan ang kasaysayan ng Filipinas bílang listáhan ng mga pangyayari sa modernong bansa. Ngunit, inilalapat ng arkeolohiya ang kasaysayang ito sa mas malawak nitóng kapanahunan at heograpikong súkat. Ang bansang Filipinas na tinitingnan sa politikal na pananaw ay tinitingnan na ngayon bílang isang pamayanang kabahagi ng mas malawak na kalinangang Austranesyano at Asiano ng Timog-Silangang Rehiyon. Iminumungkahi ng arkeolohiya na mas matagal táyong naging bahagi ng lipunan, ekonomiya, at pamumuhay ng rehiyong ito kaysa ilang daang taon lámang na pananakop, mga tangkang paglayà, at pagsasarili mula sa kamay ng mga dayuhan.

Mayroong kaakibat na kapani-paniwalang argumento ang makaagham na pagtuklas ng arkeolohiya sa nakaraan. Pinagkakalooban ng arkeolohiya ang sinuman ng nakikíta at nahahawakang patotoo ng mga nakaraang pangyayari. Ngunit, malimit ding nagagámit ang makaagham na salaysay na ito ng arkeolohiya, kasáma ng kapani-kaniwalang argumento nitó, upang ipanukala ang ilang kaisipan túngo sa pagbuo ng pambansang kasaysayan. Natunghayan natin ito sa arkeolohiyang kinasangkapan ng mga Amerikano upang maipakíta at maipabatid sa kaniláng mga nasasakupan ang pangangailangang gawin siláng "sibilisado." Nagpadalá ng mga Amerikanong mananaliksik mula sa mga unibersidad sa Estados Unidos upang kolektahin, pag-aaralan, at itampok ang mga patotoo ng sinauna at katutubong pamayanan sa Filipinas. Sa pananaw ng Estados Unidos, ito ang pinakamainam at pinakadakilang tungkulin ng isang modernong bansa. Ngunit, sa katunayan, ang arkeolohiya ay nagámit upang isúlong ang imperyo ng Estados Unidos sa daigdig, na mananatíli na sa kasaysayan ng kaniláng kapangyarihan.

Makikíta mulî ang paggámit sa arkeolohiya sa pagbuo ng isang pambansang kasaysayan. Sa pagkakataóng ito, ang pílit na binuo ay ang salaysay hinggil sa dakilang nakaraan ng Filipinas na mulîng binuhay ng rehimeng Marcos noong panahon ng Batas Militar. Ang pamahalaán ng Filipinas mismo ang nag-utos at nagtuon sa mga arkeologo at ibá pang mananaliksik upang humanap ng mga bagay at labí ng sinaunang tao at pamayanang susuporta sa kaniyang binubuong salaysay. Naging mahalagang mekanismo ang arkeolohiya sa pagbuo at pagpapatúloy sa mga mito ng Bagong Lipunan (Hemley 2004; Lico 2003; McCallus 1989). Marami sa mga mitong ito, hanggang sa ngayon, ay pílit pa ring binibigyang-linaw. Sapagkat nakokontrol ng arkeolohiya ang mga nakikíta at nahahawakang bagay ng nakaraan, nagkakaroon ito ng kapangyarihang kontrolin ang kaalaman hinggil sa kasaysayan (Brumfiel 2003). Natuklasan ito ng iilang tao sa nakaraan kayâ naman

kinasangkapan ang arkeolohiya pára sa pagbuo ng kani-kaniláng pambansang kasaysayan. (Tingnan ang kay Estrella 2016 bílang isa pang halimbawa; Paz 1998).

Batay na rin sa kasaysayan ng arkeolohiya sa Filipinas, matutunghayan nating mayroong dalawáng ugnayang namamagitan sa arkeolohiya at kasaysayan. Sa unang ugnayan, ang disiplina ng arkeolohiya ay kinakasangkapan ng kasaysayan upang bigyang-patotoo ang mga salaysay nitó. Sa kabilâng bandá naman, nagagámit ang arkeolohiya upang mapawalâng-kabuluhan, o kung minsan pa nga ay mabigyan ng hindî kanais-nais na pagtingin ang nakaraan. Sa ikalawang ugnayan naman, makikíta ang ugnayang diyalohiko (*dialogical*). Dito, hindî lámang isang larang ang nakikinabang sa kaalaman ng isa, kundi ang parehong disiplina ng arkeolohiya at kasaysayan, na nagpapayabong sa kaalaman ng bawat isa. Ang ugnayang ito ay batay sa pagtatanong ng isang disiplina sa isa pa hinggil sa katotohanan ng mga argumentong inilalahad. Itinuturing na parehong may bigat ang mga ebidensiya at argumento ng arkeolohiya at kasaysayan. Dahil dito, napakikinabangan ang mga ebidensiyang ito at mas napalilitaw ang katotohanan.

**Kongklusyon**

Ang arkeolohiya ay isang banyagang disiplina. Ipinahihiwatig ng pagsisimula nitó sa Filipinas, noong ikalabinsiyam na siglo, na ang pangangalap at pagkakaroon ng interes sa pag-aaral sa mga bagay mula sa sinaunang pamayanan sa kapuluan ay ipinakilála lámang ng mga Europeo. Sa pagdatíng naman ng mga Amerikano sa bansa, binigyan ng bagong mukha ang larang na ito sa pamamagitan ng mas pinaigting na pagdodokumento at pagsusurì sa mga artifak na natatagpuan sa ibá't ibáng bahagi ng bansa. Dahil dito, umusbong ang ilang bagong pananaw sa pagsisimula ng kapuluan at ng mga tao rito.

Sa pagtataguyod ng arkeolohiya sa panahon ng malayàng republika ng Filipinas, matutunghayan ang ibá't ibáng pakikilahok nitó sa pagbuo ng pambansang kasaysayan. Bílang isang disiplinang gumagámit ng agham, nakapagpapaabót ito ng kapani-paniwalang talastasan hinggil sa nakaraan ng bansa. Inilalapat din ng arkeolohiya ang kasaysayang ito sa mas malawak na kapanahunan at heograpikong súkat. Hindî na lámang natatapos ang kasaysayang ito sa mga dagat at ibá pang hanggahan ng Filipinas, bagkos, nagiging tulay pa ang mga ito upang matuklasan natin ang ugnayang nabuo sa pagitan ng mga kalinangan sa rehiyon ng Timog-Silangang Asia. Sa kabilâng bandá, pagbuo rin ng isang pambansang kasaysayan ang layunin sa likod ng pagbuo ng mga mito sa panahon ng diktadurang Marcos. Sa pagkakataóng ito, mulî na namang kinasangkapan ang arkeolohiya upang makabuo ng isang kapani-paniwalang pinagmulan at mulîng pagbangon.

Nása gitna ng pagsasakasaysayang ito ang mahalagang papel na ginampanan

at ginagampanan ng arkeologo hindî lámang sa pagbuo ng larawan ng malayòng nakaraan ng kapuluan, kundî patí sa pakikilahok sa pagbuo ng isang pambansang kasaysayan. Siyá ay isang siyentipikong gumagámit ng mga disiplina sa agham at siyá rin ay isang mananalaysay na bumubuo ng salaysay ng nakaraan.

Banyaga man ang pinagmulan ng arkeolohiya, hindî nangangahulugang mananatíli itong banyaga sa mga Filipino. Sa pag-unlad ng kasaysayan ng arkeolohiya sa Filipinas, matutunghayan na mayroong mga pagkakataón na ito at ang mga mananaliksik nitó ay aktibong nakilahok, umangkop, at kinasangkapan sa mga pangangailangan ng kasaysayan ng bansa. Sa hulí, nakahahalinang pagmunihan ang nakaraan ng arkeolohiya sa Filipinas. Pára kanino nga ba ang arkeolohiya? Pára ba ito sa Filipinas o pára din sa rehiyon ng Timog-Silangang Asia? Pára ba ito sa kasaysayan ng bayan o pára sa disiplinang ito lámang? Ang pagsasa-Filipino ba ng arkeolohiya ay túngo rin sa pambansang kasaysayan?

## Mga Sanggunian


Barretto, Grace. "The Establishment of the Archaeological Studies Program at the University of the Philippines, Diliman." Paper na binása sa *SPAFA Conference*. Maynila, Filipinas: National Museum, 1997.

Barretto-Tesoro, Grace. "The Changing Meaning of Objects: Calatagan and Archaeological Research in the Philippines." *Philippine Studies: Historical and Ethnographic Viewpoints* 61 (3): 263–296. 2013.

Basu, Paul. "Material Culture: Ancestries and Trajectories in Material Culture Studies." Sa *Handbook of Sociocultural Anthropology*, sa patnugot ni J.G. Carrier at D.B. Gewertz. Oxford: Berg. 2013.

Bennagen, P.L. "The Asianization of Anthropology." *Asian Studies: Journal of Critical Perspectives on Asia* 18: 1–26. 1980.

Beyer, Henry Otley. "Outline Review of Philippine Archaeology by Islands and Provinces." *The Philippine Journal of Science 77 (3–4)*: 205–374. 1947.

Bowring, John. *A Visit to the Philippine Islands*. London: Smith, Elder and Company, 1859.

Brodie, Neil at Christina Luke. "Conclusion: The Social and Cultural Contexts of Collecting," sa *Archaeology, Cultural Heritage, and the Antiquities Trade*. Sa patnugot nina Neil Brodie, Morag M. Kersel, Christina Luke, at Kathryn

Walker Tubb, mp. 303–319. Florida: University Press of Florida, 2006.

Calderon, Mary Jane. “Underwater Archaeology in the Philippines.” *Philippine Quarterly of Culture and Society 17 (4)*: 322–325. 1989.

Conkey, Margaret W. at Janet Spector. “Archaeology and the Study of Gender.” *Archaeological Method and Theory 7*: 1–38. 1984.

Corpuz, Onofre D. *An Economic History of the Philippines*. Lungsod Quezon: University of the Philippines Press. 1997.

DeMarrais, Elizabeth. “The Materialization of Culture,” sa *Rethinking Materiality: The Engagement of Mind with the Material World*. Sa patnugot nina Elizabeth DeMarrais, Chris Gosden, at Colin Renfrew: 11–22. Cambridge: McDonald Institute for Archaeological Research, 2004.

De Vos, Paula. “Natural History and the Pursuit of Empire in Eighteenth-century Spain.” *Eighteenth Century Studies 40 (2)*: 209–239. 2007.

Dizon, Eusebio Z. “A Decade of Archaeological Research in the Philippines, 1982–1992.” *Philippine Quarterly of Culture and Society 22*: 197–222. 1994.

Estrella, Victor P. “Archaeology From a Third World,” sa *We Don't Dig dinosaurs! What Archaeologists Really Get Up To*. Sa patnugot ni Sue T. Carter, MP: 135–136. Australia: Xlibris Corporation, 2014.

Estrella, Victor P. “Spain's Gold Islands: Ethnohistoric Accounts and Archaeological Evidences of the Ancient Philippine Gold Tradition at the Dawn of Colonization,” sa *Reexamining the History of Philippine-Spanish Relations: Selected Papers, Philippine-Spanish Day Conference*. Sa patnugot ng National Historical Commission of the Philippines: 15–51. Maynila: National Historical Commission of the Philippines, 2016.

Evangelista, Alfredo. “Archaeology in the Philippines to 1950.” *Asian Perspectives 12*. 97–104. 1969.

Farber, Paul Lawrence. *Finding Order in Nature: The Naturalist Tradition from Linnaeus to E.O. Wilson*. Baltimore: Johns Hopkins University Press, 2000.

Faylona, Marie Grace Pamela G. “Ethics in Philippine Archaeology: Transitions and Milestones.” *Proceedings of the Society of Philippine Archaeologists 3*: 63–69. 2004.

Faylona, Marie Grace Pamela. “Ethics in Archaeology: A study of the Transforming Ethical Practice of Archaeology in the Philippines.” Tesis Masterado. Lungsod Quezon: Unibersidad ng Pilipinas Diliman, Programa sa Araling Arkeolohiko, 2005.

Fermin, Jose D. *1904 World's Fair: The Filipino Experience*. Lungsod Quezon: University of the Philippines Press, 2004.

Flatman. *Becoming an Archaeologist: A Guide to Professional Pathways*. Cambridge: Cambridge University Press, 2011.

Gironiere, Paul P. *Twenty Years in the Philippines*. New York: Harper and Brothers Publishing, 1854.

Gilchrist, Roberta. *Gender and Archaeology: Contesting the Past*. London: Routledge, 1999.

Gosden, Christopher. *Archaeology and Anthropology, A Changing Relationship*. London: Routledge, 1999.

Griffin James B. at Volney H. Jones. Carl Eugen Guthe, 1893–1974. *American Antiquity* 41 (2): 168–177. 1976.

Gruber, Jacob W. “Ethnographic salvage and the shaping of anthropology.” *American Anthropologist 61*: 379–389. 1959.

Guthe, Carl. E. “The University of Michigan Philippine Expedition, 1922–1925.” *Michigan Academy of Science, Arts and Letter 10*: 79–89. 1927.

Hemley, Robin. *Invented Eden: The Elusive, Disputed History of the Tasaday*. Lungsod ng Pasig: Anvil Publishing, Inc., 2004.

Hodder, Ian. *Theory and Practice in Archaeology*. London: Routledge, 1992.

Hutterer, Karl L. “Philippine Archaeology: Status and Prospects.” *Journal of Southeast Asian Studies 18 (2)*: 235–249. 1987.

Jago-on, Sheldon Clyde B. “A Need to Create a Society of Professional Archaeologists in the Philippines.” *Hukay: Journal for Archaeological Research in Asia and the Pacific 1 (2)*: 6–11. 1999.

Jagor, Feodor. *Travels in the Philippines*. Maynila: Filipiniana Book Guild, 1873 [1965].

Jeffares, B. "Regaining Archaeology's Nerve: Culture and Biology in Archaeological Theory." *Biology and Philosophy 20 (2–3)*: 545–556. 2005.

Johnson, Jotham. "So You Want to be an Archaeologist?" *The Classical Journal 42(1)*: 3–6. 1946.

Johnson, Matthew H. "On the Nature of Theoretical Archaeology and Archaeological Theory." *Archaeological Dialogues 13(2)*: 117–132. 2006.

Johnson, Matthew H. *Archaeological theory: An Introduction*. Sussex: Wiley-Blackwell, 2010.

Joyce, Rosemary. "What Should an Archaeology of Religion Look Like to a Blind Archaeologist?" *Archaeological Papers of the American Anthropological Association 21 (1)*: 180–188. 2012.

Knapp, A. Bernard. *Archaeology, Annals, and Ethnohistory*. Cambridge: Cambridge University Press, 1992.

Kramer, Paul A. "Race, Empire, and Transitional History," sa *Colonial Crucible: Empire in the Making of the Modern American State*. Sa patnugot nina Alfred W. McCoy at Francisco A. Scarano: 199–209. Lungsod Quezon: Ateneo de Manila University Press, 2010.

Kumar, Khrisna. "Indigenization and Transnational Cooperation in the Social Sciences." Paper na binása sa *Emerging Issues in Culture Relations Conference*: 1–26. Hawaii: 9–10 Disyembre 1976.

Kus, Susan. "Archaeologist as Anthropologist: Much Ado About Something After All?" *Journal of Archaeological Method and Theory 4 (3/4)*: 199–213. 1997.

Legarda, Benito J., Jr. *After the Galleons: Foreign Trade, Economic Change and Entrepreneurship in the Nineteenth-century Philippines*. Lungsod Quezon: Ateneo de Manila University Press, 1999.

Lico, Gerard. *Edifice Complex: Power, Myth, and Marcos State Architecture*. Lungsod Quezon: Ateneo de Manila University Press, 2003.

Lising, Caroline Marie Q. “The Cultural Heritage Management of the Preshistoric Archaeological Caves Sites in Peñablanca, Cagayan Luzon Island, Philippines.” Tesis Masterado. Lungsod Quezon: Unibersidad ng Pilipinas Diliman, Programa sa Araling Arkeolohiko, 2016.

Locsin, Cecilia Y., Maria Isabel G. Ongpin at Socorro P. Paterno. *A Lemery Archaeological Sequence.* Lungsod Quezon: Ateneo de Manila University Press, 2008.

Lyman, R. Lee at Michael J. O’Brien. *Measuring Time with Artifacts: A History of Methods in American Archaeology*. Nebraska: University of Nebraska Press, 2006.

Mallat, Jean. *The Philippines, History, Geography, Customs, Agriculture, Industry and Commerce of the Spanish Colonies in Oceania*. Maynila: National Historical Institute, 1846 [1998].

Marche, Alfred. *Luzon and Palawan*. Maynila: Filipiniana Book Guild, 1887 [1970].

McCallus, Joseph P. “The Myths of the New Filipino: Philippine Government Propaganda During the Early Years of Martial Law.” *Philippine Quarterly of Culture and Society* 17 (2): 129–148. 1989.

Medrana. Jack Gilbert L. “Incorporating a Tourism Agenda in Public Archaeology Work.” *Hukay: Journal for Archaeological Research in Asia and the Pacific* 16; 49–62. 2011.

Mijares, Armand S. “Philippine Archaeology in Retrospect.” *Hukay: Journal for Archaeological Research in Asia and the Pacific 1 (1)*: 5–16. 1998.

O’Brien, Michael J. at R. Lee Lyman. “History and Explanation in Archaeology.” *Anthropological Theory 4(2)*:173–197. 2004.

Paz, Victor J. “Is Nationalism Detrimental to Archaeology?” *Hukay: Journal for Archaeological Research in Asia and the Pacific 1 (1)*: 17–25. 1998.

Paz, Victor J. “A Periodization for a History of Archaeology in the Philippines.” *Proceedings of the Society of Philippine Archaeologists 7*: 1–16. 2009.

Paz, Victor J. "An Outlined History of Philippine Archaeology and its Periodization," sa *Handbook of East and Southeast Asian Archaeology*. Sa patnugot nina Junko Habu, Peter V. Lape, at John W. Olsen: 151–157. New York: Springer, 2017.

Pineda, Anna Carla. "Kalinangan sa Paggawa at Paggámit ng mga Banga bílang Sisidlan ng Patay: mula sa Locality 1, Napa Sayt, Catanauan, Bondoc Peninsula." Tesis Masterado. Lungsod Quezon: Unibersidad ng Pilipinas Diliman, Programa sa Araling Arkeolohiko, 2015.

Planta, Ma. Mercedes. "Spanish Enlightenment, Alessandro Malaspina, and the Asian Mediterranean." Sa *Reexamining the History of Philippine-Spanish Relations,* sa patnugot ng Pambansang Komisyong Pangkasaysayan ng Pilipinas: 1–14. Maynila, Pilipinas: Pambansang Komisyong Pangkasaysayan ng Pilipinas, 2016.

Reyes, Joan Tara. "Reptilya sa Kabaong: Isang Pag-aaral sa Sinaunang Paniniwala sa Kamatayan sa Banton, Romblon." Tesis Masterado. Lungsod ng Quezon, Pilipinas: Unibersidad ng Pilipinas Diliman, Programa sa Araling Arkeolohiko, 2010.

Reyes, Portia L. "Pantáyong Pananaw and Bagong Kasaysayan in the New Filipino Historiography: A History of Filipino Historiography as an History of Ideas." Disertasyon Doktorado. Germany: Unibersidad ng Bremen, 2002.

Renfrew, Colin at Paul Bahn. *Archaeology: Theories, Methods, and Practice*. London: Thames & Hudson, 2012.

Rice, Mark. *Dean Worcester's Fantasy Islands: Photography, Film, and the Colonial Philippines*. Lungsod Quezon: Ateneo de Manila University Press, 2015.

Romualdez-Valtos, Eliza. "Archaeology and Heritage Conservation at the Cape Bojeador Lighthouse in Burgos Ilocos Norte in the Northern Philippines: A Case Study on the Economic Impact of Archaeological Work in a Developing Country." *Proceedings of the Society of Philippine Archaeologists 3*: 60–66. 2005.

Ronquillo, Wilfredo P. "Archaeological Research in the Philippines, 1951–1983." *Bulletin of the Indo-Pacific Prehistory Association 6*: 74–88. 1985.

Ronquillo Wilfredo P. "Philippine Underwater Archaeology," sa *Maritime Archaeology*. Sa patnugot nina L.E. Babits at H. Van Tilburg. Massachussets: Springer, 1998.

Ronquillo, Wilfredo, Eusebio Z. Dizon at Nida Cuevas. "Underwater Archaeology in the Philippines: Status Report, 1992–1996." Typescript. Maynila: Pambansang Museo, 1997.

Salazar, Zeus A. "Kasaysayan ng Pilipinas: Isang Balangkas (250,000 BK–1992)," sa *Pantáyong Pananaw: Ugat at Kabuluhan*. Sa patnugot nina Atoy Navarro, Mary Jane Rodriguez, at Vicente Villan:127–154. Lungsod Quezon: Palimbagan ng Lahi, 2000.

Santiago, Alexandra L. "Theoretical Development in Philippine Archaeology." *Hukay: Journal for Archaeological Research in Asia and the Pacific 3 (2)*: 1–25. 2001.

Schiffer, Michael B. "The structure of Archaeological Theory." *American Antiquity 53* (3): 461–485. 1988.

Sinopoli, Carla M. "New Research on An Old Collection: Studies of the Philippine Expedition ("Guthe") Collection of the Museum of Anthropology, University of Michigan." *Asian Perspectives* 52 (1): 1–11. 2013.

Solheim, Wilhelm G., II. "Archaeology in the Philippines." *Journal of East Asian Studies 1 (3)*: 63–64. 1952.

Stroup, Alice. *A Company of Scientists: Botany, Patronage, and Community at the Seventeenth-century Parisian Royal Academy of Sciences*. Berkeley, Estados Unidos: University of California Press, 1999.

Sullivan, Michael. "Archaeology in the Philippines." *Antiquity 30*: 68–79. 1956.

Taylor, Walter W. *A Study of Archaeology*. Illinois: Centre for Archaeological Investigations, 1948.

Tenazas, Rosa. "A Progress Report on the Magsuhot Excavations in Bacong, Negros Oriental, Summer 1974." *Philippine Quarterly of Culture and Society 2*: 133–155. 1974.

Thomas, Julian. “The Great Dark Book: Archaeology, Experience, and Interpretation.” Sa *A Companion to Archaeology*, sa patnugot ni John Blintiff: 21–36. Massachussets: Blackwell Publishing Ltd., 2006.

Tilley, Christopher. “Archaeologies of Materiality” (book review). *American Journal of Archaeology Online Book Review*: 1–2. 2007.

Trigger, Bruce. *A History of Archaeological Thought*. Cambridge: Cambridge University Press, 2006.

# WANTED: SURIAN NG ARALING FILIPINAS

Virgilio S. Almario, *Pambansang Alagad ng Sining*

MATAGAL KO NANG ibinubulong ito sa mga makapangyarihan ng University of the Philippines (UP). Una, kay Senador Ed Angara. Sabi ko, bakit kung ano-anong instituto at sentro ang itinatayô sa UP para sa mga pag-aaral na internasyonal? May Europeo, may American, may Islam, may Asian. Bakit walang instituto para sa araling Filipinas?

Bago ang Asian Center, dapat ay nauna ang Surian ng Araling Filipinas.

Para sa akin, ang naturang pangyayári ay anak ng hálagáhang kolonyal na malaganap kahit sa ating State University. Lagì nating nalilímot itanghal at pangalagaan ang ating sarili. Kayâ watak-watak at walang direksiyon ang mga pag-aaral tungkol sa kasaysayan at kultura ng Filipinas. Kani-kaniyang munting programa o departamento ang mga kolehiyo at unibersidad sa buong bansa. [Pioneer si Bien Lumbera.] Kani-kaniyang sikap ang mga iskolar at eksperto. Hindi nabibigyan ng mandato ang lahat ng paaralan upang ibuhos ang buong talino, pawis, at pondo ng bayan para sa pagbuo at pagpaparangal sa "Filipino"—isang pambansa at makabansang identidad na susubaybay at papatnubay sa pagkakaisa at pagsúlong ng pagkilos ng sambayanan at ng pamamahalà sa búhay at kabuhayan ng bansa.

Ang isang Surian ng Araling Filipinas ang utak ng lahat ng patakaran ng gobyerno at imbakan ng lahat ng karunungang Filipino. Ito sana ang nilalamán ng edukasyong pambansa. Ito sana ang pinagtutulungang kathain ng mga ahensiya at komisyon sa kultura at sining. Ito sana ang batayan ng matagalang bisyon ng NEDA para sa ekonomiyang pambansa. Ito sana ang sáma-sámang "paglingon sa lumípas" para makaratíng sa minimithi nating paroonan.

Subalit ngayon, may uusig sa aking panukalà. Bakit "Filipinas"? Mas nasyonalista ang "Pilipinas." Mas angkop ang "Katagalugan." Palitan na natin ng "Rizaliana," "Maharlika," "Mai." Hinahati táyo ng ating sari-sariling hakà. At malimit dahil nakapiit táyo sa nakagisnang tribu, probinsiya, o rehiyon; sa nakamihasnang paniwalà, pamahiin, o pananampalataya. Ano ba ang bigkas sa "barangay"? /ba.ra.ngay/ o /ba.rang.gay/? Malî si Plasencia. Dapat "balangay." Hindi, "balanghay" ke Pigafetta. [May mga munting detalyeng hindi natin sinisikap tuldukan.] Ano ba ang sabi ni Plato, ni Pilato, ni San Agustin, ni Santa Mesa, ni Lao Tse, ni Butse, ni Marx, ni Max's, ni Derrida, ni Deláta, ni Bordieu, ni Bourdain, ni

Kristeva, ni Kristeta? Ano rin ba ang sabi ni Rizal, ni Jacinto, ni Mabini, ni Lope K. Santos, ni Vicente Sotto? O ni Apò Ipe. Sino s'yá? Nagu-Google ba 'yan? Postkolonyal?

Kailangang may makapal na testimonya at sertipikasyon kahit ang ating sarili. Mas banyaga mas mainam. Mas branded mas lalong mainam.

Kailangan ko nga yatang ikulong sa panipì ang "Surian ng Araling Filipinas" dahil tentatibo at personal.

Ang totoo, ni wala táyong pambansang rehistro ng mga saliksik tungkol sa mga pangkating etniko ng Filipinas. Kayâ may pangkating wala man lang táyong impormasyon kung gaano silá karami? Walang kasaysayan. Samantala, may ilang pangkating sobra sa saliksik dahil naroon ang pondo para sa iskolarsip, naroon ang interes pampolitika ng mga banyaga. Naroon ang mína. Ilan ang alám nating mga epikong-bayan? Sino na ang sumangguni sa mga antolohiya ni Damiana Eugenio? Bakit maraming fakelore? Nakatutuwâ ngang hanggang ngayon ay may opisyal na Gawad Kalantiao ang Malacañang. Lalo namang hindi natin nakikilála sina Maquiso at Hornedo. O kahit si E. Arsenio Manuel. Mabuti't naging haywey si EDSA. Pero mas alam natin ang búhay nina Taft, Harrison, Otis, MacArthur, at Forbes kaysa kina Recto, Quezon, Osmeña.

Kailangan ding iplano ang saliksik. Para malaganapan ang mas malakíng teritoryo ng limitadong pondo. Para sa de-kalidad na mga saliksik. At integrado. Para hindi magsiksikan ang mga nagmamaster sa iyon at iyon ding paksa. Sansiglo nang sinasabi na di sumukò ang mga Muslim sa mga mananákop na Español at Americano. Bakit nagpapatayan ang private army ng mga angkan sa Cotabato para maging meyor o konsehal? May halaga pa ba ang darangën sa mga Mëranaw? Nasaan ang paraiso ni Agyu?

Para makalikha táyo ng mga kailangan at bagong tanong sa sarili.

Para magbago ang mga teksbuk. At mapalitan ang mga malilibag na notbuk at lesson plan. At mapalitan ng current events ang mga tsismis at tsikahan sa loob at labas ng pelikula't telebisyon.

Para mabawasan ang korupsiyon, dinastiya, at balimbingan. Para mas asikasuhin ang Dagat sa Timog ng Filipinas. Para mas tumibay ang mga tulay at lansangan. Para hindi islogan lang ang Lagìng Handa. Para manálo na sa wakas ang pagong laban sa matsing.

Nagkagulo minsan sa Batasan dahil isang estudyante daw ang nagtanong

kung bakit lagìng nakaupô si Mabini. May panukalang-batas ngayong muling pag-isahin ang DepEd, TESDA, at CHED. Pagbutihin ang Character Education. Gawing priority ang kagawaran ng POEA. Samantala, hindi gumagalaw ang matagal nang panukalang Department of Culture.

Sansiglo nang di binabása ng mga alagad ng sining ang isa't isa. Hindi nag-uusap ang ating humanidades at ang ating siyensiya. Kayâ maraming umaangkin na katutubo ang kaniláng loa o luwa. Kayâ matagal nang sinasaliksik ang herbal medicine ngunit walang nagsisiyasat kung paano dinidikdik, nginunguya, o inilalagà ng mga arbularyo ang mga dahon at ugat upang maging mabisàng lunas. Maraming nayon ang liblib at napakalayò sa ospital (na wala namang gámit at gamot) ngunit walang nababása ang taumbayan kung ano ang wastong kilos o hakbang kapag may kagipitan. Ang daming saliksik na nalalathala sa science journals ang ating mga siyentista pero hindi naisusúlat sa paraang matututuhan ng karaniwang táo. [Hindi ba't dapat may regular na magasin o programa sa radyo ang DOST, DENR, DAR?] Bakit may red tide? May siyentipiko bang pagkakaingin? Anong industriya ang mainam gawin hábang naghihintay ng anihan ang magsasaka? Bakit mas nakinabang ang mga Thai at Vietnamese sa agrikultura ng UPLB? Atbp, atbp, atbp.

Siyanga palá, ang "surian" ay kinuha ko mula sa salin ng "institute" sa Surian ng Wikang Pambansa (Institute of National Language). Napakagandang pantumbas. Talagang isang pook para sa pagsusuri ang instituto. Para sa walang-humpay na saliksik at pagtuklas ng karunungan. Gamítin natin ang kabuluhan.

Minsan tinanong ko ang isang paslit na taga-Abukay kung ano ang pinagmulan ng pangalan ng kaniláng bayan. "Abó na hinukay po." Hindi ba ipinangalan sa isang maganda at putîng loro? "Abó na hinukay po ang sabi ng titser." [Naalala ko agad ang alamat ng Kalinga.] Marahil, wala na kasing ibong abukay sa Bataan? Ay, naku! Isa ring malubhang kaso ang naglalahòng mga katutubong flora at fauna para sa Araling Filipinas.

Ferndale Homes
7 Hulyo 2021

# ANG MGA AWTOR

Nangungunang makata, kritiko, editor, tagasalin, guro, at administrador pangkultura, si **Virgilio S. Almario** ay ginawaran ng pinakapremyadong parangal ng Republika ng Filipinas bilang National Artist for Literature noong 2003.

Bilang makata, isa siya sa mga nagsulong ng matagumpay na Modernismo sa panulaang Filipino kasama sina Lamberto E. Antonio at Rogelio G. Mangahas. Bilang kritiko, nangunguna siyang tinig sa mga kritisismong pampanitikan at mga usaping pangwika sa bansa. Bilang guro, nakapagturo siya sa mga prestihiyosong paaralan gaya ng Philippine Science High School, Ateneo de Manila University, at ginawarang Professor Emeritus sa Unibersidad ng Pilipinas Diliman. Bilang administrador pangkultura, hinawakan niya ang matataas na posisyon sa pamahalaan bilang Direktor ng Sentro ng Wikang Filipino ng Sistemang UP (1993-1996), Direktor ng Institute of Creative Writing ng Sistemang UP (2002-2003), Dekano ng Kolehiyo ng Arte at Literatura ng UP Diliman (2003-2009), Tagapangulo ng Komisyon ng Wikang Filipino (2013-2019), at ng National Commission for Culture and the Arts (2017-2019).

Sa kasakuluyan, ipinagpapatuloy lámang niya ang kaniyang pagsulat at paglalabas ng mga aklat ng tula, at tungkol sa wika at kritisismong pampanitikan. Advocacy rin niya ngayon ang pagpapalaganap ng kaalaman hinggil sa Intangible Cultural Heritage (ICH) na paksa ng kaniyang mga saliksik sa kasalukuyan.

Nagtuturo si **Arbeen R. Acuña** o Tilde ng mga kurso sa panitikan, malikhaing pagsulat, at Philippine Studies sa Departamento ng Filipino at Panitikan ng Pilipinas sa Unibersidad ng Pilipinas Diliman kung saan siya nagtapos ng MA Araling Pilipino. Awtor siya ng *Oroboro at Iba Pang Abiso* (UP Press 2020), ilustrador ng *Melismas* (Marlon Hacla; salin ni Kristine Ong Muslim; OOMPH! Press 2020), at co-editor ng *Ulirát: Best Contemporary Stories in Translation from the Philippines* (Gaudy Boy 2021).

Isinilang si **Satoshi Ara** sa Fukushima, Japan. Nagtapos siya ng MA Political Science sa Tokai University, 1987; at PhD Philippine Studies sa Unibersidad ng Pilipinas Diliman, 1997. Naging Associate Professor siya sa History Department ng De la Salle University Manila, at Lecturer sa Fukushima University, Japan. Naging Monbusho (Ministry of Education, Science and Culture, Japan) fellow din siya sa pag-aaral sa Asia (1989-1997, Filipinas). Ang kaniyang disertasyon ay may pamagat na "Si Heneral Artemio Ricarte at ang Kasarinlan ng Pilipinas, 1915-1945."

Ang kaniyang mga artikulong "Emilio Aguinaldo under American and Japanese Rule" at "Collaboration and Resistance: Catalino Hermosilla and the Japanese Occupation of Ormoc, Leyte" ay nalathala sa *Philippine Studies: Historical and Ethnographic Viewpoints.* Ang aklat niyang *Nihon Senryoka no Leyte-to: Teiko to Kyoryoku wo Meguru Senjika Firipin Shuen Shaka*i (The Japanese Occupation of Leyte, Philippines: Resistance and Collaboration at the Periphery of Wartime Philippine Society) ay ilalathala ng University of Tokyo Press ngayong 2021.

Nalathala ang mga artikulo sa kasaysayan, panitikan, at kultura ng Kanlurang Bisayas ni **John E. Barrios** sa mga journal at publikasyon tulad ng *Daluyan, Danyag, Pandiwa, A Reader in Philippine Theater: History and Criticism*, *UP Views*, at proceedings ng Adhika ng Pilipinas, Inc. at Center for West Visayan Studies. Awtor siya ng *Kritikang Rehiyonal: Diskurso ng Lahi, Uri, at Kasarian sa mga Akda mula sa Rehiyon* (2020) na inilathala ng UP Sentro ng Wikang Filipino. Isa rin siya sa sumulat ng aklat na *The Katipunan in Aklan* at kasamang-editor sa mga antolohiyang *Selebrasyon at Lamentasyon: Antolohiya ng mga Maikling Kuwento sa Panay*, at *Bigkas Binalaybay: Kritisismo at Antolohiya.* Kasalukuyan niyang tinatapos ang koleksiyon ng kaniyang mga kuwento at nobela. Nagtapos siya ng PhD Filipino (Panitikan) sa UP Diliman at nagtuturo sa UP Visayas–Iloilo.

Nagtapos si **Apolonio Bayani Chua** ng PhD sa Philippine Studies sa Unibersidad ng Pilipinas Diliman. Nagtuturo din siya sa Departamento ng Filipino at Panitikan ng Pilipinas, Kolehiyo ng Arte at Literatura, Unibersidad ng Pilipinas. Siya ang may-akda ng *Simulain: Dulambayan ng Manggagawa sa Konteksto ng Militanteng Kilusang Unyonismo (1980-1994)* (2009) na inilathala ng Limbagan ng Unibersidad ng Pilipinas. Kasama si Patricia Melendrez-Cruz, pinamatnugutan niya ang *Himalay: Kalipunan ng mga Pag-aaral kay Balagtas* (1988) at *Himalay: Kalipunan ng mga Pag-aaral kay Jose Rizal* (1991) na inilathala naman ng Sentrong Pangkultura ng Pilipinas. Inilabas ng Philippine Educational Theater Association (PETA) ang pinamatnugutan niyang aklat, *Juan Tamban ni Malou Leviste Jacob* (1984). Direktor siya sa dulaan, "Buwan at Baril sa E-flat Major," PETA, (1985). Pinamahalaan niya ang cultural programme ng Sisquecentennial Rizal Conference (2011) at coordinator ng mga pagtatanghal ng mga tropang komedya na dumalo sa Komedya Fiesta (2008) sa Unibersidad ng Pilipinas.

Nagtapos si **Bernardita Reyes Churchill** ng BA sa Kasaysayan (*magna cum laude*) sa Unibersidad ng Pilipinas, MA sa Southeast Asian History sa Cornell University (Ithaca, New York), at PhD sa Southeast Asian History sa Australian National University (Canberra). Naging Propesor at Tagapangulo siya ng Departamento ng Kasaysayan sa Unibersidad ng Pilipinas. Nang magretiro, naging Professorial Lecturer din siya dito, gayundin sa De la Salle University Graduate School at University of Santo Tomas Graduate School. Kasalukuyan siyang Pangulo ng Philippine National Historical Society, at Pangulong Emeritus ng The Manila Studies Association at Philippine Studies Association. Siya rin ang Tagapangulo

ng International Council of Philippine Studies Conferences. Marami na siyang natamong gawad at pagkilala, kabilang na ang First Philippine Studies Teaching Fellow in the Faculty of Asian Studies, Australian National University (Canberra, Australia); gawad sa pinakamahusay na aklat bilang kasamang-awtor ng *The Philippine Senate* mula sa Philippine National Academy of Science and Technology (1997); Gawad Sentenyal (1999) ng Philippine National Centennial Commission bilang pagkilala sa kaniyang natatanging ambag sa kasaysayan at pagsasabansa; at *Natatanging Bayaning Mamamayan ng Cavite sa Larangan ng Kasaysayan* (2004). Ang kaniyang mga publikasyon ay nakatuon sa mga yugto ng pananakop sa Filipinas, gayundin sa Himagsikang Filipino, Historyograpiyang Filipino, at kasaysayang lokal. Siya ay kasalukuyang miyembro ng UNESCO Philippines Memory of the World Committee (MOW) at Tagapangulo ng Technical Committee for History ng Technical Panel for Social Sciences and Communications of the Commission on Higher Education (CHED-TPSSC).

Si **Randolf S. David** ay guro, peryodista, sosyologo, at personalidad sa telebisyon. Ginawaran siya ng titulong propesor emeritus sa sosyolohiya ng Unibersidad ng Pilipinas, at doon siya nagtuturo ng mga kurso ukol sa modernidad, politika, at teoryang panlipunan. Naging miyembro siya ng fakultad ng UP noong 1967, at nahirang na kasapi ng UP Kalupunan ng mga Rehente noong 1999, para katawanin ang fakultad.

Sa mahigit na 20 taon ay naging kolumnista siya sa *Philippine Daily Inquirer.* Naging host din siya sa programang pantelebisyon ng IBC 13, at nakikilala siya sa "Truth Forum" (1986), at sa "Public Life with Randy David" (1995). Naging host din siya ng "Public Life" at "Off the Record" sa GMA Network. Sinikap ni David na ang midyum ng telebisyon ay maging ekstensiyon ng kritikal na pagtalakay sa napapanahong isyung panlipunan. Umani siya at ang kaniyang mga programa ng mga pagkilala sa mga prestihiyosong institusyon gaya ng Cultural Center of the Philippines, Catholic Mass Media Awards, at iba pa.

Nakamit ni David ang kaniyang Batsilyer sa Arte sa Unibersidad ng Pilipinas, at pagkaraan ay ang posgradwadong pag-aaral sa sosyolohiya sa University of Manchester, England. Nagtamo ng National Book Award mula sa *Manila Critics Circle* ang kaniyang aklat na *Nation, Self, and Citizenship: An Invitation to Philippine Sociology* (2002). Siya rin ang may-akda ng *Reflections on Sociology and Philippine Society* (2001). Binigyan siya ng Unyon ng mga Manunulat sa Pilipinas ng Gawad Pambansang Alagad ni Balagtas na pinakamataas na pagkilala mula sa hanay ng mga Filipinong manunulat ng bansa.

Si **Allan Alberto N. Derain** ay awtor ng *Iskrapbuk*, *Pangontra*, *The Next Great Tagalog Novel at Iba pang Kuwento*, at *Banal na Aklat ng mga Kumag* na nagwagi ng National Book Award, Carlos Palanca Memorial Award Grand Prize, at The Reader's Choice Award. Editor siya ng antolohiyang *May Tiktik sa Bubong, May Sigbin sa Silong* na nagwagi ng National Book Award at Gintong Aklat Award. Kasalukuyan siyang nagtuturo ng mga kursong Creative Writing, Art Appreciation, at Panitikang Filipino sa Pamantasang Ateneo de Manila. Kasalukuyan din siyang naglilingkod sa Pamantasan bilang direktor ng AILAP (Ateneo Institute of Literary Arts and Practices).

Nagtapos si **Nenita Pambid Domingo** o Tita Pambid ng BA Broadcast Communication, MA, at PhD sa Pilipinolohiya mula sa Unibersidad ng Pilipinas Diliman. Siya ay guro ng Wikang Filipino, Panitikan ng Pilipinas, at Kalinangang Pilipino. Kasalukuyan siyang nagtuturo sa Unibersidad ng California sa Los Angeles, Estados Unidos. Nagturo din siya sa UP Diliman, Unibersidad ng Beijing (BEIDA, PRC), Loyola Marymount University, California State University sa Long Beach, at University of Southern California. Awtor siya ng aklat na *Anting-Anting o Kung Bakit Nagtatago sa Loob ng Bato si Bathala* (UP Press 2000). Iginawad sa kaniya ang Royal Morales Community Award ng UCLA Pilipino Alumni Association at City of Los Angeles (2013) at ang Community Arts Award (2014) sa 23rd Annual Festival of Philippine Arts and Culture. Isa rin siyang aktibong artista at kultural na manggagawa sa tanghalan at pelikula.

Propesor ng Komunikasyong Pambrodkast sa Unibersidad ng Pilipinas Diliman si **Elizabeth L. Enriquez.** Dito rin niya nakamit ang mga digring PhD Philippine Studies, MA Broadcasting, at AB Journalism. Dalawang ulit siyang naging Fulbright Scholar upang magsaliksik sa Estados Unidos. Kabilang sa mga naisulat niya ang aklat na *Appropriation of Colonial Broadcasting: A History of Early Radio in the Philippines, 1922-1946* (UP Press 2008). Patnugot siya ng bolyum sa brodkasting ng *Cultural Center of the Philippines Encyclopedia of Philippine Art*, 2nd Ed. (CCP 2017) at ng digital edition nito. Bago siya nagsimulang magturo sa UP noong 1990, 18 taon siyang naglingkod bilang brodkaster sa radyo at telebisyon, 1971-1989. Sa kasalukuyan ay nagbobrodkast siya sa DZUP, ang opisyal na himpilan sa radyo ng UP.

Si **Victor P. Estrella** ay nagtapos ng MA Archaeology mula sa Programa sa Araling Arkeolohiko ng Unibersidad ng Pilipinas Diliman. Siya ay naging Hughes Research Fellow in Southeast Asian Studies ng University of Michigan Ann Arbor at Asian Research Fellow ng National University of Singapore. Ang kaniyang mga pananaliksik ay tungkol sa kulturang materyal sa panahong prehistoriko at maagang kasaysayan ng Filipinas at ng Timog-Silangang Asia. Ilan sa mga akdang kaniyang naisulat ay tumatalakay sa sinaunang ginto sa Filipinas at ang

teknolohiya sa paglikha ng mga bagay mula rito. Sa kasalukuyan, siya ay nagtuturo sa Pamantasang Normal ng Pilipinas at sa Pamantasang Ateneo de Manila.

Nagtuturo sa Departamento ng Brodkasting sa Kolehiyo ng Komunikasyong Pangmadla, Unibersidad ng Pilipinas Diliman si **Eulalio R. Guieb III.** Nagsilbi siyang tagapangulo ng Departamento mulang 2016 hanggang 2018. Nagtapos siya ng PhD sa Antropolohiya sa McGill University, Montreal, Quebec, Canada.

Si **Bienvenido L. Lumbera** ay pangunahing Filipinong makata, libretista, at eskolar ng panitikan at kultura ng Filipinas. Bilang makata, ipinakilala niya ang konsepto ng tulang *Bagay*, na ang diwain ay lumalampas sa estrikto ngunit de-kahong pagtula, at nagpapahalaga sa mga posibleng masagap sa pagitan ng pandama at guniguni, samantalang may estetikang naghahalo ang kongkreto, sinop, at panandalian. Matatagpuan ang ganitong pagtanaw sa kaniyang koleksiyon ng mga tulang gaya ng *Likhang Dila, Likhang Diwa* (1993) at *Balaybay: Mga Tulang Lunót at Manibalang* (2002). Mabubura ang hanggahan ng tula at dula sa kaniyang mga akdang tinipon sa *Sa Sariling Bayan: Apat na Dulang may Musika* (2004). Sa kaniyang mga akdang *Tales of the Manuvu* at *Rama Hari* ay masisilayan ang timpla ng sinauna at moderno, at patutunayang ang kulturang popular ay maitatabi sa mitolohiya at katutubo. Ang iba pa niyang dula, gaya ng *Nasa Puso ang Amerika*, *Bayani*, *Noli Me Tangere: The Musical*, at *Hibik at Himagsik ni Victoria Laktaw* ay magpapagunita ng bulkanikong himagsik para sa katarungan, kalayaan, at kaginhawahan.

Nagtapos si Lumbera ng Batsilyer sa Arte at Masterado sa Arte sa Unibersidad ng Santo Tomas, at natamo ang Doktorado sa Pilosopiya sa Komparatibong Panitikan sa Indiana University. Noong ilabas niya ang *Tagalog Poetry, 1570-1898: Tradition and Influences on Its Development* (1986) ay mababago ang pagtanaw sa topograpiya sa tulang Tagalog, dahil sa mga saliksik nitong dumudukal sa mga sinaunang bokabularyo, diksiyonaryo, at tradisyong pabigkas, samantalang sinusuri sa punto de bistang Filipino ang kasaysayang pampanulaan. Ang kritika ni Lumbera ay maghuhunos din sa gaya ng *Revaluation: Essays on Literature, Cinema, and Popular Culture* (1984), *Abot-Tanaw: Sulyap at Suri sa Nagbabagong Kultura at Lipunan* (1987), *Revaluation 1997* (1997), at *Writing the Nation/Pag-aakda ng Bansa* (2000) na ang mga sanaysay ay hindi na lámang masesentro sa tula, bagkus maging sa iba pang aspekto ng kultura at lipunan.

Ilan sa mga parangal na nakamit ni Lumbera ay Pambansang Alagad ng Sining para sa Panitikan; Ramon Magsaysay Award for Journalism, Literature, and Creative Communication Arts; Gawad Pambansang Alagad ni Balagtas mula sa Unyon ng mga Manunulat ng Pilipinas (UMPIL); mga National Book Award mula sa Manila Critics' Circle; Carlos Palanca Memorial Award for Literature; Philippine Centennial

Literary Prize for Drama; at Cultural Center of the Philippines Centennial Honors for the Arts.

Nagturo si Lumbera sa mga tanyag na paaralang gaya ng Ateneo de Manila University, Unibersidad ng Pilipinas, Dela Salle University, at Unibersidad ng Santo Tomas, bukod sa hinirang na bisitang propesor sa Osaka University of Foreign Studies at kauna-unahang Asian scholar-in-residence sa University of Hawaii at Manoa. Siya ay kasalukuyang Propesor Emeritus sa UP. Bukod sa pagiging eskolar ay nakikibahagi siya sa mga kilusang masa, at mangunguna sa mga protesta sa kalye kung hinihingi ng panahon.

Si **Patrick John F. Mansujeto** ay nagtapos ng BSE History sa Pamantasang Normal ng Pilipinas, *cum laude*. Kasalukuyan siyang nagtatapos ng MA History sa Unibersidad ng Pilipinas Diliman. Ang kaniyang mga pananaliksik ay nakatuon sa kasaysayan ng paglalakbay sa himpapawid at kasaysayan ng hukbong dagat ng Filipinas. Hinirang siyang International Scholar ng Society for the History of Technology para sa taóng 2020-2021 at napili sa Young Leader's Program ng Pacific Forum, isa sa mga nangungunang surian ng pananaliksik sa ugnayan ng mga bansa sa rehiyong Indo-Pasipiko. Isa rin siyang awtor at editor ng mga kagamitan sa pagtuturo at pagkatuto sa Araling Panlipunan. Kasalukuyan din siyang Learning Resource Head ng Cultural Leadership Institute-Nayong Pilipino Foundation.

Ganap na Propesor sa Unibersidad ng Pilipinas, Kolehiyo ng Musika, si **Raul Casantusan Navarro** ay ang kasalukuyang tagapangulo ng Conducting and Choral Ensemble Department. Siya ang may-akda ng *Kolonyal na Patakaran at ang Nagbabagong Kamalayang Filipino: Musika sa Publikong Paaralan sa Filipinas, 1898-1935* na nagwagi ng National Book Award, History Category, 2008; at UP Gawad sa Natatanging Publikasyon sa Filipino, Kategoryang Orihinal na Saliksik, 2008. Siya rin ang nagsulat ng *Musika at Bagong Lipunan: Pagbuo ng Lipunang Filipino, 1972-1986,* finalist sa National Book Award, Social Science Category, 2015. Pareho itong inilathala ng Ateneo University Press. Ang kaniyang ikatlong aklat na *Musika sa Kasaysayan ng Filipinas: Pana-panahong Diskurso* (2016) ay inilimbag naman ng UP Press.

Si **Jenny B. Orillos** ay nagsusulat tungkol sa pagkain at nakapaglathala na sa *EsquireMag.ph*, *Grid Magazine*, *Yummy.ph*, at *Food Magazine*. Nagtapos siya ng Master of Fine Arts in Creative Writing sa De La Salle University. Naging Fellow sa Linangan ng Imahen, Retorika at Anyo noong 2000 at sa 38th UP National Writers Workshop. May-akda siya ng *Panaderia: Philippine Bread, Biscuit and Bakery Traditions* (kasama si Amy A. Uy), Best Book on Food sa 35th National Book Award, 2015. Kasapi siya ng Culinary Historians of the Philippines (CHOP). Nagwagi siya ng unang gantimpala sa Doreen Fernandez Food Writing Award noong 2014.

Nagtapos ng Master in Music (may karangalan) sa Indiana University at PhD in Music sa State University of New York si **Ramon Pagayon Santos**. Haihalal siyang Kasaping Pandangal ng Asian Composers League na pinaglingkuran niya bilang Tagapangulo, 1994-1997. Siya ang kauna-unahang Filipino na nahalal bilang Pangalawang Pangulo ng International Music Council ng UNESCO (2001-2005), ang pinakamataas na organisasyong namamahala sa pandaigdigang komunidad sa musika.

Bilang kompositor, nakasalig ang kaniyang mga obra sa artistikong tradisyon ng Filipinas at Timog Silangang Asia. Salig sa mga unibersal na tunog ng Filipinas at musikang Asyano, nilikha niya ang mga anyong open-ended temporal at spatial gaya ng "Ritwal ng Pasasalamat" at "Likas-An" at iniakda ang mga komposisyon na nagbabantayog sa esensiya ng sining pantanghalan ng mga Asyano na nilakipan ng musika, sayaw, drama, at panulaan. Matutunghayan ito sa "Badiw as Kapookan," "Awit ni Palau," "Daragang Magayon," "Ta-O," "Sandiwan, "at "Nagnit Igak G'nan Wagnwag Nila" (Alingawngaw ng Kagitingan). Ibinahagi niya ang kaniyang mga impresyon kapuwa sa mga taga-Kanluran at Asyanong kompositor sa mga inoorganisa niyang pandaigdigang kumperensiya. Naitampok din ang kaniyang mga obra sa prestihiyosong pistang pangmusika sa America, Europa, at Asia. Noong 2002 at 2003, idinaos ang natatanging pandaigdigang simposyum sa Tainan, Taiwan bilang pagkilala sa kaniyang mga obra.

Sa lárang ng maagham na pag-aaral ng musika (Musicology), nagsaliksik siya sa kontemporaneong musika ng Filipinas at Asia at maging ng mga sayaw at musikang Javanese gamelan, maging ang Nan Kuan, habang patuloy ang pag-aaral at dokumentasyon ng tradisyonal na musikang Filipino gaya ng musical repertoire ng mga Ibaloi, Mansaka, Bontoc, Yakan, at Boholano. Maliban sa mga nabanggit, bihasa rin siya sa Philippine Art Music, kontemporaneong musika ng Filipinas, mga pilíng musika ng Timog Silangang Asia, at sa mga pamayanang kultural sa Timog China. Ang kaniyang mga saliksik ay nalathala sa mga lokal at pandaigdigang journal, aklat, ensayklopidya gaya ng *Garland Encyclopedia of World Music*, *the CCP Encyclopedia of Philippine Art*, *Tunugan: Four Essays on Filipino Music* (may-akda), *Laon Laon: Perspective on Transmission and Pedagogy of Musical Traditions in Post-colonial Southeast Asia* (may-akda), *The Music of the ASEAN* (editor at manunulat), at *The New Groves Dictionary of Music and Musicians.*

Bilang tagapamahalang pangkultura at edukador, inorganisa niya ang mga festival sa NAMCYA noong (1991, 1994, 1997, 2000); ang ASEAN Composers Forum on Traditional Music; ang International Rondalla Festival (2004, 2007, 2011); at maging ang Gong at Bamboo Festival (2013). Kabilang naman sa mga hinawakan niyang posisyon ang sumusunod: Dekano ng UP Kolehiyo ng Musika; Tagapangulo ng Asian Composers League; Pangkalahatang Kalihim ng League of Filipino

Composers at ng National Music Competitions for Young Artist Foundation; Artistic Director ng Sentrong Pangkultura ng Pilipinas; Pangulo ng Lupong Tagapagpaganap ng National Music Committee; Komisyoner para sa mga Sining ng Pambansang Komisyon para sa mga Kultura at Sining; Direktor Tagapagpaganap ng UP Center for Ethnomusicology; at Professor Emeritus ng UP at Pangulo ng Musicology Society of the Philippines.

Ilan sa mga tinanggap niyang parangal ang sumusunod: Life Achievement Award, Phi Kappa Phi UP Chapter; Gawad CCP sa Sining Musika (2013); UP Centennial Lecture, University of the Philippines (2008); Asian Public Intellectual Senior Fellowship (2006-2007); UP Alumni Association Professional Award in Music (2004); Achievement Award in the Humanities, National Research Council in the Philippines (1994); Patnubay ng Sining at Kalinangan, 120$^{th}$ Araw ng Maynila (1991); at Chevalier del'Odre des Artes et Lettres, French Ministry of Culture (1987). Itinanghal siyang Pambansang Alagad ng Sining para sa Musika noong Hunyo 2014.

Si **Nicanor G. Tiongson** ay iskolar at kritiko ng dulaan at pelikula, mandudulâ, pangkulturang administrador, at propesor emeritus sa UP Film Institute, Kolehiyo ng Komunikasyong Pangmadla ng Unibersidad ng Pilipinas Diliman. Bilang iskolar, nailathala na niya ang *Kasaysayan at Estetika ng Sinakulo at Ibang Dulang Panrelihiyon ng Malolos* (1975) at *Kasaysayan ng Komedya sa PIlipinas 1766-1982* (1982), gayundin ang apat na tomong *The Urian Anthology* (1983-2010), *The Women of Malolos* (2004), *Salvador F. Bernal: Designing the Stage* (2007), at *The Cinema of Manuel Conde* (2008). Siya ang punong patnugot ng dalawang edisyon ng *CCP Encyclopedia of Philippine Art* (1994 at 2017) at ng 30-bahaging *Tuklas Sining*—mga monograph at video tungkol sa mga sining ng Filipinas (1989-1994). Bilang malikhaing manunulat, nakapagsulat na siya ng anim na dulang ganap, apat na libretto para sa sayaw, at iskrip ng mga dokumentaryo tungkol sa dulaan, kasuotan, at pista ng Filipinas. Isinulat din niya at nilikha ang dokyu-dramang *Ang Kababaihan ng Malolos.* Nagtamo na siya ng mga gawad at pagkilala mula sa Manila Critics Circle, Gawad Tsanselor ng UP Diliman, at National Book Development Board of the Philippines, gayundin ang Gawad CCP para sa Sining, CCP Centennial Honors for the Arts, Gawad Tanglaw ng Lahi, Grant Goodman Prize, at Philstage Gawad Buhay para sa libretto ng *Mabining Mandirigma*.

Si **Galileo S. Zafra** ay propesor sa Departamento ng Filipino at Panitikan ng Pilipinas, Kolehiyo ng Arte at Literatura, Unibersidad ng Pilipinas Diliman. Siya ay aktibong manunulat, editor, at tagasalin sa iba't ibang proyektong pampublikasyon ng mga institusyong pangkultura gaya ng Komisyon sa Wikang Filipino (KWF), National Commission for Culture and the Arts (NCCA), at Cultural Center of the Philippines (CCP). Siya ay kawaksing editor at manunulat sa bolyum sa teatro ng *CCP Encyclopedia of Philippine Art* (2017).

Nakatampok sa antolohiyang ito ang ilang halimbawa ng mga natatanging bunga ng pananaliksik sa larang ng Araling Filipinas na ibinahagi sa Kongreso. Ang mga saliksik ay tumatalakay sa ibá't ibáng aspekto ng kasaysayan, kultura, lipunan, at karanasang Filipino. Sa pagtuklas at paglalahad ng mga bagong datos, naghahain ang mga saliksik ng mga bagong kabatiran tungkol sa ating pagka-Filipino. May mga saliksik na gumámit ng mga kritikal na kasangkapan at metodo ng pagsisiyasat mula sa labas, ngunit sa makatwirang paglalapat sa mga datos at sa repormulasyon nitó sa wikang Filipino, ay napakinabangan sa pag-unawa ng Filipinong karanasan. May mga artikulo ring nanangan sa mga maka-Filipinong teorya at pamamaraan ng pagtuklas ng kaalaman. Násа mga pilìng pag-aaral na ito ang mga halimbawa ng karunungang maituturing na ambag sa tradisyon ng kapantasan sa bansa at sa mundo.




PHILIPPINE CULTURAL EDUCATION PROGRAM
PAMBANSANG KOMISYON PARA SA KULTURA AT MGA SINING
KOMISYON SA WIKANG FILIPINO